# SAN MATEO,

# SAN MARCOS,

# SAN LUCAS,

# SAN JUAN,

# MANḠA APOSTOL.



MANILA:

197 CALLE REAL INTRAMUROS, 199.

1903.

# THE GOSPELS AND ACTS IN TAGÁLOG.

PHILIPPINE AGENCY:
AMERICAN BIBLE SOCIETY,
BIBLE HOUSE ASTOR PLACE,
NEW YORK CITY.

ANG

# SANTO EVANGELIO

NANG

# ATING PANḠINOONG JESU-CRISTO

AYON CAY

# SAN MATEO.

---

*Lahî ni Jesu-Cristo.*

1 LIBRO NANG lahî ni Jesu-Cristo, anác ni David, anác
ni Abraham.
2 Naguíng anác ni Abraham si Isaac; at naguíng anác ni
Isaac si Jacob; at naguíng anác ni Jacob si Judá at ang cani-
yáng manḡa capatid;
3 at naguíng anác ni Judá, cay Tamar si Fares at si Zara:
at naguíng anác ni Fares si Esrom;
4 at naguíng anác ni Esrom si Aram; at naguíng anác ni
Aram si Aminadab; at naguíng anác ni Aminadab si Naasón;
at naguíng anác ni Naasón si Salmón;
5 at naguíng anác ni Salmón cay Raháb si Bóoz; at
naguíng anác ni Bóoz cay Ruth si Obed; at naguíng anác ni
Obed si Jessaí;
6 at naguíng anác ni Jessaí ang haring si David.
At naguíng anác ni David si Salomón, doon sa *naguíng
asaua* ni Urías;

7 at naguíng anác ni Salomón si Roboam; at naguíng
anác ni Roboam si Abiás: at naguíng anác ni Abiás si Asá;
8 at naguíng anác ni Asá si Josafat; at naguíng anác ni
Josafat si Joram: at naguíng anác ni Joram si Ozías;
9 at naguíng anác ni Ozías si Joatam; at naguíng anác ni
Joatam si Acaz; at naguíng anác ni Acaz si Ezequias;
10 at naguíng anác ni Ezequias si Manasés; at naguíng
anác ni Manasés si Amón; at naguíng anác ni Amón si
Josías;
11 at naguíng anác ni Josías si Jeconías at ang caniyáng
manḡa capatíd, nang panahón nḡ pagcatapon sa Babilonia.
12 At pagcatapos nang pagcatapon sa Babilonia, ay naguíng
anác ni Jeconías si Salatiel; at naguíng anác ni Salatiel si
Zorobabel;
13 at naguíng anác ni Zorobabel si Abiud; at naguíng
anác ni Abiud si Eliaquim: at naguíng anác ni Eliaquim si
Azor;
14 at naguíng anác ni Azor si Sadoc; at naguíng anác ni
Sadoc si Aquim; at naguíng anác ni Aquim si Eliud;
15 at naguíng anác ni Eliud si Eleázar; at naguíng anác
ni Eleázar si Mathán; at naguíng anác ni Mathán si Jacob;
16 at naguíng anác ni Jacob si José, asaua ni María, na
siyang nanḡanác cay Jesús, na siyang tinatauag na Cristo.
17 Sa macatuíd ang lahát nang manḡa lahî buhát cay
Abraham hangáng cay David, ay labíng-apat na lahî, at
buhat cay David hangáng sa pagcatapon sa Babilonia, ay
labíng-apat na lahî: at buhat sa pagcatapon sa Babilonia
hangáng cay Cristo, ay labíng-apat na lahî.

*Panḡanḡanác cay Jesu-Cristo.*

18 At ang pagcápanḡanác nḡà cay Jesu-Cristo ay ganitó:
*Nang* si María, na caniyáng iná, ay mácasal cay José, bago
silá nagsama, ay nasundoang siya,i, nagdaláng-táuo sa *gaua*
nang Espíritu Santo.
19 At si José na caniyáng asaua, palibhasa,i, banál, at ayao
na ilugsò ang caniyáng capurihan, pinasiyahang siya,i, lihim
na hiualayán.

20 Datapua,t, samantalang pinagiisip niyá itó, nárito, napa-
quita sa caniyá sa panaguinip ang isáng angel nang Pang̃i-
noon at sinabi: José, anác ni David, huag cang matacot sa
pagtangap cay María na iyóng asaua, sapagca,t. ang cani-
yáng dinadalángtáuo, ay sa Espíritu Santo.
21 At mang̃ang̃anác nang isáng lalaqui, at ang pang̃alang
itatauag mo sa caniya,i, JESÚS; sapagca,t, ililigtas niyá ang
caniyáng bayan sa caniláng mang̃a casalanan.
22 Nangyari ng̃à ang lahát nang itó, upáng maganáp ang
sinabi nang Pang̃ínoon sa pamamagitan nang profeta, na
nagsabi:

23 Nárito,t, ang dalaga ay magdadaláng-táuo at ma-
ng̃ang̃anác nang isáng lalaqui, at ang pang̃alang itatauag
sa caniya,i, Emmanuel, na cung sásaysayin ay sumasa
atin ang Dios.

24 At nagbang̃on si José sa pagcacatulog, at guinauà niyá
ang ayon sa ipinag-utos sa caniyá nang angel nang Pang̃i-
noon, at tinangáp ang caniyáng asaua;
25 at hindì niyá naquilala hangáng sa nang̃anác nang isáng
lalaqui: at ang pang̃alan itinauag sa caniyá ay JESÚS.

*Ang mang̃a mago sa Silang̃anan.*

2 NANG ipang̃anác ng̃à si Jesús sa Bethlehem nang
Judea sa mang̃a arao nang haring si Herodes, nàrito,
ang iláng mang̃a mago na dumatíng sa Jerusalem mulà sa
silang̃anan, na nagsipagsabing:
2 ¿Saan naroon ang ipinang̃anác na Harî nang mang̃a
Judío? Sapagca,t, aming naquita ang caniyáng bituin sa
silang̃anan, at naparito cami upáng siya,i, aming sambahín.
3 Nang márinig itó nang haring si Herodes ay nagulomi-
hanan, at sampuò ng̃ boong Jerusalem.
4 At pagcatipon niyá sa lahát nang mang̃a punô nang
mang̃a sacerdote, at ng̃ mang̃a escriba nang bayan, ay itina-
nóng niyá sa canilá cung saan cayà ipang̃ang̃anác ang Cristo.
5 At sinabi nilá sa caniyá: Sa Bethlehem nang Judea; sa-
pagca,t, ganitó ang pagcásulat nang profeta:

6 At icáo, Bethlehem, na lupâ nang Judá, ay hindì
icáo ang pinacamaliit sa mañga principe sa Judá; sa-
pagca,t, sa iyó sisilang ang patnubay na siyang magui-
guing pastor ng̃ aquing bayang Israel.
7 Nang magcágyao,i, tinauag ni Herodes nang lihim ang
mañga mago, at caniyáng siniyasat sa caniláng mainam, ang̃
panahón nang pagsilang nang bitúin.
8 At inutusan niyá sila sa Bethlehem, at sinabi: Cayo,i,
paroon, at ipagtanóng ninyo nang boong sicap ang tungcol
sa sangol; at pagcasumpong ninyo ay ipagbigáy alam ninyo
sa aquin, upáng acó nama,i, pumaroon at siya,i, aquing
sambahín.
9 At pagcarinig nilá sa harî ay nagsiyaon, at nárito ang
bituing caniláng naquita sa silang̃anan, ay nang̃ung̃una sa
canilá hangáng sa *ang bituin* ay dumatíng, at tumiguil sa
tapát nang quinaroroonan nang sangól.
10 At nang maquita nilá ang bituin, ay nang̃agalác silá
nang dì cauasang galác.
11 At nagsipasoc silá sa bahay, at naquita nilá ang sangol,
na casama nang caniyáng ináng si Maria, at nagsiluhod silá,
at siya,i, caniláng sinambá: at pagcabucás nilá ng̃ caniláng
mañga cayamanan, ay inihandog nilá sa caniyá ang caniláng
alay; guintò, incienso at mirra.
12 At palibhasa,i, pinagsabihan sila sa panaguinip na huag
siláng magbalíc cay Herodes, ay nang̃agsiouì sa caniláng lupâ
sa ibàng daan.

*Ang pagtacas na patung̃ó sa Egipto.—Pagpatáy sa mañga ualáng casalanan.*

13 Nang macaalís ng̃à silá, narito, na ang isáng angel nang
Pang̃inoon ay napaquita sa panaguinip cay José, na sinabi:
Magbang̃on ca, at dalhín mo ang sangol at ang caniyáng iná,
at tumacas ca hangáng sa Egipto, at domoon ca hangáng *sa*
sabihin co sa iyó; sapagca,t, hahanapin ni Herodes ang sangol
upáng siyá,i, patayin.
14 At siya,i, nagbang̃on at quinuha ang sangol at ang cani-
yáng iná, pagcágabí at na pasa Egipto;

15 at dumoon hangáng sa pagcamatay ni Herodes, upáng
maganáp ang sinabi nang Pang̃inoon, sa pamamag-itan
nang profeta na nagsabi: Sa Egipto tinauag co ang aquing
anác.
16 Nang magcágayon, nang maquita ni Herodes na siya,i,
pinag-larúan nang manḡa mago, nagalit nang mainam, at
nag-utos at ipinapatáy ang lahát nang manḡa sangol na
lalaqui na nasa Bethlehem, at sa boong palibotlibot, mulà sa
edad na dalauáng taón hangáng sa bagong anác, alinsunod
sa panahóng caniyáng siniyasat nḡ mainam sa manḡa
mago.
17 Nang magcágayo,i, naganáp ang sinabi sa pamamagitan
nang profeta Jeremías, na nagsabi:

18 Voces ay nárinig sa Ramá,—Pag-tanḡis at dì caua-
sang pananaghóy,—Ni Raquel na tinanḡisan ang cani-
yáng manḡa anác;—At ayao na siya,i, aliuin sapagca,t,
hindì na nanḡabubuhay.

*Ang pag-ouíng galing sa Egipto.*

19 Nḡuni,t, pagcamatay ni Herodes, nárito, ang isáng angel
nang Panḡinoon ay napaquita sa panaguinip cay José sa
Egipto, na nagsabing:
20 Magbanḡon ca, at dalhin mo ang sangol at ang cani-
yáng iná, at pumaroon ca sa lupâ nang Israel; sapagca,t,
nanḡamatáy na ang mḡa nanḡagmimithí sa buhay nḡ sangol.
21 At nagbanḡon siya at dinalá ang sangol at ang caniyáng
iná, at pumasoc sa lupàin nḡ Israel.
22 Datapua,t, nang márinig niyá na si Arquelao ang nag-
háharî sa Judea, na cahalili nḡ caniyáng amáng si Herodes,
natacot siyang pumaroon doon; at palibhasa,i, pinagsabihan
*nḡ Dios* sa panaguinip, ay omouì sa manḡa sacop nang
Galilea;
23 at dumatíng ***doón*** at tumahan sa isáng çiudad na tina-
tauag na Nazaret, upáng maganáp ang manḡa sinabi nang
manḡa profeta, na siya,i, tatauaguing tagá Nazaret.

*Si Juang Mamiminyag.*

3 AT NANG mang̃a arao na yaón ay dumating si Juang
Mamiminyag na nang̃ang̃aral sa iláng nang Judea, na
sinasabing:
2 ¡Mang̃agsisi cayó, sapagca,t, malapit na ang cahar̀ian
nang lang̃it!
3 Sapagca,t, itó yaóng tinutucoy nang profeta Isaias na
sinabing:

Voces nang isáng sumisigáo sa iláng.—Ihandà ninyo ang daan nang Pang̃inoon;—Tuirin ninyo ang caniyáng mang̃a landás.

4 Si Juan din ng̃à, ang nananamit ng̃ balahibo nang
camello, at may isáng bigquís na balát sa palibót nang cani-
yáng bay-uáng, at ang caniyáng pagcain ay mang̃a balang at
pulót-pucyútan.
5 Nang magcágayo,i, linálabás siyá nang *boong* Jerusalem
at nang boong Judea at nang boong palibot-libot nang
Jordán:
6 at sila,i, caniyáng bininyagán sa ilog nang Jordán, na
isinasaysay nilá ang caniláng mang̃a casalanan.
7 Datapua,t, nang maquita niyáng maraming mang̃a fariseo
at mang̃a saduceo na nang̃agsisiparoon sa caniyáng pag-
bibinyág, ay sinabi niyá sa canilá: ¡Lahî nang mang̃a olopong!
¿sino ang sa inyo,i, nagsabi upáng tumacas sa galit na dára-
ting?
8 Cayó ng̃a,i, mang̃agbung̃a nang carapatdapat sa pag-
sisisi;
9 at huag cayóng magisip na magsabi sa inyong sarili: Si
Abraham ang aming amá; sapagca,t, sinasabi co sa inyo, na
mangyayaring pabang̃unin nang Dios ang mang̃a anác ni
Abraham sa mang̃a batóng itó.
10 At ng̃ayon pa,i, ang palacól ay nacalagay sa ugát nang
mang̃a cahoy; lahát ng̃ang cahoy na hindì nagbubung̃a nang
mabubuti ay pinuputol at iguinágatong sa apóy.
11 Acó, sa catotohanan, ay binibinyagán co cayó nang
tubig sa pagsisisi; datapua,t, ang pumaparito na nasa aquing

hulibán, ay lalong macapangyarihan cay sa aquin, na hindì
acó carapatdapat magdalá nang caniyáng panyapác; cayo,i,
bibinyagan niyá nang Espiritu Santo at apóy:
12 nasa caniyáng camáy ang caniyáng calaycáy, at lilinising
mabuti ang caniyáng guiicán; at titipunin ang caniyáng
trigo sa bang̃án; datapua,t, susunuguin ang dayami sa apóy
na hindì namámatáy.

*Pagbibinyág cay Jesús.*

13 Nang magcágayo,i, naparoon si Jesús mulà sa Galilea at
lumapit cay Juan sa ilog nang Jordán, upáng siya,i, caniyáng
binyagán.
14 Datapua,t, ibig siyang sansalâin ni Juan, na sinasabi:
Quinacailang̃an co na aco,i, iyóng binyagán, ¿at icáo ang
naparirito sa aquin?
15 Ng̃uni,t, pagsagot ni Jesús ay sinabi sa caniyá: payagan
mo ng̃ayón; sapagca,t, ganiyán ang nauucol sa ating pag-
ganáp ng̃ boong catouíran. Nang magcágayo,i, pinayagan
niya.
16 At nang mabinyagán si Jesús, pagdaca,i, umahon *at
linisan* ang tubig; at nárito,t, nabucsán sa caniyá ang
calang̃itan at naquita ang Espiritu ng̃ Dios na bumábabáng
anyóng calapati at tumútung̃o sa caniya.
17 At nárito ang isáng voces nang calang̃itan, na nagsabing:
Itó ang sinisinta cong Anác na sa caniya,i, aco nalulugod.

*Ang pagtucsó cay Jesús.*

4 NANG MAGCÁGAYO,I, inihatid nang Espíritu si Jesús
sa iláng, upáng siya,i, tucsuhín nang diablo.
2 At nang siya,i, macapagayunong apat na puong arao at
apat na puong gabí, pagcatapos ay siya,i, nagutom.
3 At lumapit sa caniyá ang manunucsó, at nagsabi sa
caniya: Cung icáo ay Anác nang Dios, ipagutos mo na ang
mang̃a batóng íto ay maguíng mg̃a tinapay.
4 Datapua,t, siya,i, sumagót, at sinabi: Nasusulat, Hindì
lamang sa tinapay mabubuhay ang táuo, cungdì sa lahát
nang uicâ na lumálabás sa bibig nang Dios.

5 Nang magcágayo,i, dinalá siya nang diablo sa santong
ciudad, at ilinagáy siya sa taluctóc nang Templo, at sa
caniyá,i, sinabi:
6 Cung icáo ay Anác nang Dios, ay magpatihulóg ca·
sapagca,t, nasusulat:

Sa caniyáng manḡa angel ay magbibilin tungcol sa
iyó, at aalayan ca nang caniláng manḡa camáy, upáng
huag matisod ang paa mo sa bató.

7 Sinabi sa caniyá ni Jesús: Nasusulat din namán: Huag
mong tutucsuhín ang Panḡinoong iyóng Dios.
8 Mulíng dinalá siyá nang diablo sa isáng bundóc na totoong
matáas, at ipinamalas sa caniyá ang lahát nang manḡa
caharìan sa sang-libutan at ang caranḡalan nilá,
9 at sinabi sa caniyá: Lahat nḡ ito,i, ibibigay co sa iyó
cung icáo ay lumuhod at sambahín mo acó.
10 Nang magcágayo,i, sinabi sa caniyá ni Jesús: Lumayò
ca, Satanás, sapagca,t, nasusulat: Ang Panḡinoong iyóng
Dios ay sasasambahìn mo at siya lamang ang iyóng pagli-
lingcurán.
11 Nang magcágayon ay iniuan siya nang diablo: at nárito,
dumatíng ang manḡa angel at siya,i, caniláng pinagli-
lingcurán.

*Si Jesús sa Galilea: ang manḡa unang alagád.*

12 Nang márinig nḡà ni Jesús na si Juan ay ibinilangò, ay
umuoì sa Galilea:
13 at pagcaiuan nḡ Nazaret ay naparoon at tumahán sa
Capernaum, na nasa pampanḡin nang dagat, sa mḡa hanganan
nang Zabulón at nang Neftalí,
14 upáng maganáp ang sinaysay nang profeta Isaías, na
nagsabing;

15 Ang lupâ ni Zabulón,—at ang lupâ ni Neftalí,—Sa
dacong dagat, sa cabiláng ibayo nang Jordán,—Galilea
nang manḡa gentil:
16 Ang bayang nalulugmoc sa cadilimán,—Nacaquita

nang daquilang ilao ;—At sa manḡa nalulugmoc sa sacláo
at lilim nang camatayan,—Ay lumiuanag sa canilá ang
ilao.

17 Magbuhat niyao,i, nagpasimulà si Jesús na nanḡaral, at
magsabi: ¡Manḡagsisi cayó, sapagca,t, malapit na ang
cahariàn nang lanḡit!
18 At sa paglalacád ni Jesús sa tabí nang dagat nang Galilea,
ay naquita ang dalauáng magcapatíd, si Simón na tinatauag
na Pedro, at si Andrés na caniyáng capatíd, na inihuhulog
ang isáng lambát sa dagat, sapagca,t, sila,i, manḡa mama-
malacaya;
19 at sinabi sa canilá: Sumunód cayó sa hulihán co, at
gagauin co cayóng manḡa mamamalacaya nang manḡa táuo.
20 At pagdaca,i, iniuan ang manḡa lambát, at sila,i,
sumunód sa caniyá.
21 At paglacad sa daco roón, ay naquita niyá ang dalauá
pang magcapatíd, si Santiago, *anác* ni Zebedeo, at ang
caniyáng capatíd na si Juan, sa daong na casama si Zebedeo,
na caniláng amá, na caniláng hinahayuma ang caniláng
manḡa lambát; at sila,i, caniyáng tinauag.
22 At pagdaca,i, iniuan nilá ang daong at ang caniláng amá,
at sila,i, sumunod sa caniya.
23 At linibot ni Jesús ang boong Galilea, na nagtuturô sa
manḡa sinagoga nilá, at ipinanḡanḡaral ang evangelio nang
cahariàn, at pinagagalíng ang lahát nang sari-saring saquít
at ang lahát nang caramdaman.
24 At nábansag ang pagcábantog niyá sa boong Siria: at
dinádalá sa caniyá ang lahát nang manḡa may saquít, ang
manḡa pinahihirapan nang sari-saring manḡa saquít at
manḡa cahirapan, at ang manḡa inaalíhan nang demonio,
at ang manḡa bobouanin, at ang manḡa paralítico; at sila,i,
pinagágalíng niyá.
25 At sinusundan siya nḡ lubhang maraming táuo sa
Galilea at Decápolis at tagá Jerusalem at tagá Judea at tagá
daco pa róon nang Jordán.

*Ang pangaral sa bundóc. Ang manḡa magagandáng capalaran.*

5 AT PAGCÁQUITA sa mḡa caramihan ay nanhíc sa
bundóc; at pagcaupò niyá ay nagsilapit sa caniyá ang
caniyáng manḡa alagád.
2 At binucsan ang caniyáng bibíg, at tinuturuan silá, na
sinasabi:

3 Mapapalad ang manḡa mapagpacumbabang pusô;
sapagca,t, canilá ang caharìan nang lanḡit.
4 Mapapalad ang manḡa nahahapis; sapagca,t, sila,i,
aaliuín.
5 Mapapalad ang manḡa maamô; sapagca,t, mámanahin
nilá ang lupâ.
6 Mapapalad ang manḡa nanḡagugutom at nanḡauuhao
sa cabanalan; sapagca,t, sila,i, bubusuguín.
7 Mapapalad ang manḡa mahabaguin; sapagca,t, sila,i,
magcacamít nang habág.
8 Mapapalad ang manḡa malilinis na pusô; sapagca,t,
máquiquita nilá ang Dios.
9 Mapapalad ang manḡa mapagpayapâ; sapagca,t,
sila,i, tatauaguing manḡa anác nang Dios.

10 Mapapalad ang manḡa pinag-usig dahil sa cabanalan;
sapagca,t, canilá ang caharìan nang lanḡit.
11 Mapapalad cayó, pagcà cayo,i, inalimura at pinagusig,
at paguicàan cayó nḡ sari-saring masamà, na pauang casinunḡalinḡan,
dahil sa aquin,
12 ¡Magalác cayó at magsayáng totoo: sapagca,t, malaquí
ang gantí sa inyo sa lanḡit! palibhasa,i, gayon din ang canilang
pagcáusig sa manḡa profeta na nanḡáuná sa inyo.

*Ang panḡaral sa bundóc (carugtóng): Ang manḡa alagád ay sila ang asín nang lupâ at ang ilao nang sang-libután.*

13 Cayó ay siyang asín nang lupâ: nḡuni,t, cung ang asín
ay tumabáng, ¿ay anó ang ipag-aasín? wala nang anó pa

mang cabuluhán, cung dì upáng itapon sa labás at yapacan
nang manḡa táuo.
14 Cayó ang ilao nang sang-libutan: ang isáng ciudad na
natatayô sa ibabao nang isáng bundóc ay hindì maitatagô.
15 At hindì pinaninininḡasan ang isáng ilauán at ilinalagáy sa
ilalim nang isáng tacalán, cungdì sa lalagyán *nang ilao;* at
lumiliuanag sa lahát nang manḡa na sa bahay.
16 Lumiuanag na gayon ang inyong ilao sa haráp nang
manḡa táuo: upáng maquita nilá ang inyong manḡa gauáng
mabubuti, at caniláng purihin ang inyong Amá na nasa
lanḡit.

*Ang panḡapal sa bundóc (carugtóng): Ang pagcaganáp nang cautusán at nang manḡa hulâ nang manḡa profeta.*

17 Huag ninyong isiping aco,i, naparito upáng *aquing*
siràin ang cautusán ó ang manḡa profeta: hindì acó napa-
rito upáng aquing siràin cungdì upáng ganapin.
18 Sapagca,t, catotohanang sinasabi co sa inyo, na hang-
áng sa manḡaualà ang lanḡit at ang lupâ, ang isáng jota, ang
isáng cudlít ay sa anó mang paraan ay hindì mauáualà sa
cautusán, hangáng sa maganáp ang lahát nang bagay.
19 Sino man nḡang sumúay sa isá sa caliitliitan manḡa
utos na itó, at iturô ang gayon sa manḡa táuo, ay tataua-
guing caliítliitan sa caharìan nang lanḡit: datapua,t, sino
mang gumanáp at iturô, ito,i, tatauaguing malaquí sa caha-
rìan nang lanḡit.
20 Sapagca,t, sinasabi co sa inyo, na cungdì hihiguit ang
inyong cabanalan sa *cabanalan* nang manḡa escriba at
manḡa fariseo, sa anó mang paraan ay hindì cayó papasoc sa
caharìan nang lanḡit.
21 Nárinig ninyo na sinabi sa manḡa *táuo* sa una: Huag
cang pápatay; at ang pumatáy ay mapapasa panḡanib sa
cahatulan;
22 datapua,t, sinasabi co sa inyo, na yaóng lahát na magalit
sa caniyáng capatíd ay mapapasa panḡanib sa cahatulan; at

ang magsabi caniyáng capatíd *nang uicang* Raca,* ay ma-
papasa pan̄ganib sa cataastaasang hucuman; at ang magsá-
bing: Ol-ol, ay mapapasa pan̄ganib sa infierno nang apóy.
23 Caya,t, cung iháhandog mo ang iyóng hayin sa altar, at
diya,i, maalaala mo na ang iyóng capatíd ay mayroong anó
mang laban sa iyó,
24 iuan mo riyán sa haráp nang altar ang hayin mo, at
pumaroon ca; maquipagcasundô ca muna sa iyóng capatíd;
at cung magcágayon magbalíc ca at ihandog mo ang iyóng
hayin.
25 Maquipagcasundô ca agád sa iyóng caauay, samantalang
icáo ay casama niyá sa daan; bacà ibigáy ca nang caauay mo
sa hucóm, at ibigáy ca nang hucóm sa alguacil, at icáo ay
mábilangô.
26 Catotohanang sinasabí co sa iyó na hindì ca aalís doón
hangáng hindì mo mapagbayaran ang catapustapúsang beles.
27 Nárinig ninyong sinabi: Huag cang man̄gan̄galunyâ.
28 Datapua,t, sinasabi co sa inyo, na sino mang tumin̄gín
sa isáng babaye na tagláy ang masamáng han̄gád, ay nagca-
sala na nang pan̄gan̄galuyâ sa caniyáng pusô.
29 At cung ang canan mong matá ay macapagpápatisod sa
iyó, ay duquitin mo, at iyóng itapon; sapagca,t, may mapápa-
quinabang ca pa na maualà ang isá sa man̄ga sangcáp nang
iyóng *catauán*, at huág ang boong catauán mo ay mábulid sa
infierno.
30 At cung ang canan mong camáy ay macapagpápatisod sa
iyó, ay putulin mo, at iyong ihaguis: sapagca,t, may mapapa-
quinabang ca pa na maualà ang isá sa man̄ga sangcap nang
iyóng *catauán*, at huag ang boong catauán mo ay mábulid sa
infierno.
31 Sinabi rin namán ni Moises: Sino mang *lalaqui* na
ihiualay ang caniyáng asaua, ay bigyán siya nang casulatan
n̄g paghihiualáy.
32 Datapua,t, sinasabi co sa inyo, na ang *lalaqui* na ihiualáy
ang caniyáng asaua, liban na lamang cung sa paquiquiapid
ang dahil, siya ang sa caniya,i, nagbibigay cadahilanan n̄g

* Isáng salitáng pag-alimura.

pañgañgalunyâ, at ang pacasál sa *babayeng* yaón cung
hiniualayan *nang caniyáng asaua*, ay nagcacasala nang
pañgañgalunyâ.
33 Bucod sa rito,i, inyong nárinig na sinabi sa mañga *táuo*
sa una: Huag cang manúnumpà nang dì catotohanan;
cungdì gaganapín mo sa Pañginoon ang iyóng mañga
sumpà.
34 Datapua,t, sinasabi co sa inyo: Huag ninyong ipanumpà
ang anó mán, cahi,t, ang lañgit, sapagca,t, siyang luclucan
nang Dios;
35 cahi,t, ang lupâ, sapagca,t, siyang tuntuñgan nang cani-
yáng mañga paa; cahi,t, ang Jerusalem, sapagca,t, siyang
ciudad nang daquilang Harî.
36 Cahi ma,t, ang ulo mo ay huag mong ipanumpà sapa-
gca,t, hindì ca ancagágauà nang isáng buhóc na maputì ó
maitím.
37 Datapua,t, ang maguíng pananalità ninyo,i, Oo, oo;
Hindì, hindì: sapagca,t, ang humiguít pa sa rito ay buhat sa
masamà.
38 Nárinig ninyo na sinabi ni Moises: Matá cung matá, at
ñgipin cung ñgipin.
39 Datapua,t, sinasabi co sa inyo: Huag cayóng maquilaban
sa masamà; cungdì sa sino mang sa iyo,i, sumugat sa canan
mong pisñgí, iharáp mo namán sa caniyá ang cabilá.
40 At sa mag-ibig na icáo ay ipaghablá at cunin sa iyó ang
iyóng túnica, ay iuan mo namán sa caniyá *sampuò* nang
balabal.
41 At sa pumilit sa iyó na icáo ay lumacad na may pasan sa
isáng milla* *ang layo*, ay ilacad mo nang dalauáng *milla*.
42 Bigyán mo ang sa iyo,i, humíhiñgì; at huag mong
talicdán ang sa iyo,i, nañguñgutang.
43 Nárinig ninyo na sinabi *ni Moises:* Iibiguin mo ang
iyóng capoua, at capópootan mo ang, iyóng caauay.
44 Datapua,t, sinasabi co sa inyo: Ibiguin ninyo ang inyong
mañga caauay, at ipanalañgin ninyo ang mañga sa inyo,i,
umuusig:

* **Isáng libong hacbáng.**

45 upáng cayo,i, maguíng mañga anác nang inyong Amá
na nasa lañgit, sapagca,t, pinasisicat ang caniyáng arao sa
mañga masamà at sa mañga mabubuti, at nagpápaulan sa
mañga banál at sa mañga hindì banal
46 Sapagca,t, cung cayo,i, umibig sa mañga umiibig sa inyo
¿anó ang gantí na iyóng cacamtán? ¿hindì bagá gumágauà
nang gayon din ang mañga maniniñgil ñg buis?
47 At cung ang mañga capatíd lamang ninyo ang inyong
batîin, ¿anó ang calabisán nang inyong guinágauà? ¿hindì
bagá gayon din ang guinágauà nang mañga gentil?
48 Cayó ñga,i, magpacabanál na lubós, gaya ñg inyong Amá
na nasa lañgit, na lubós na banál.

*Ang pañgaral sa bundóc (carugtóng): Ang paglilimós, ang pananalañgin, ang ayuno.*

6 INGATAN ninyo na huag cayóng gumauà nang cabanalan
sa haráp nang mañga táuo, upáng canilang maquita: sa
ibáng paraan ay ualà sa inyong gantí ang inyong Amá na
nasa lañgit.
2 Pagca icáo ñgà ay naglilimos ay huag cang tutogtog
nang pacacac sa haráp mo, na gaya nang guinágauà nang
mañga mapagpaimbabao sa mañga sinagoga at sa mañga
daan, upáng sila,i, magcapuri sa mañga tàuo. Catotohanang
sinasabi co sa inyo, na tinangáp na nilá ang sa canila,i,
gantí,
3 Datapua,t, pagcà icáo ay naglimos, ay huag maalaman
nang iyóng caliuà ang guinágauà nang iyóng canan,
4 upáng ang iyóng paglilimos ay malihim, at ang iyóng
Amá na nacaquiquitang lihim ay gagantihín ca.
5 At pagca cayó ay nananalañgin, huag cayóng gaya ñg
mñga mapagpaimbabao, sapagca,t, iniibig nilá ang manalañgin
nang patayò sa mañga sinagoga at sa mañga licôan nang
mañga lansañgan, upáng sila,i, maquita nang mañga tauo.
Catotohanang sinasabi co sa inyo na tinangáp na nila ang sa
canila,i, gantí.
6 Datapua,t, icáo pagca icáo ay mananalañgin, pumasoc ca
sa iyóng silíd, at cung maisará mo na ang iyóng pintò, ay

manalangin ca sa iyóng Amá na nasa sa lihim: at ang iyóng
Amá na nacaquiquitang lihim, ay gagantihín ca.
7 At sa pananalangin ninyo, ay huag ninyong gamitin ang
ualáng cabuluháng paguuli-ulit, na gaya nang manga gentil:
sapagca,t, iniisip niláng dahil sa caniláng maraming cásasalità
ay sila,i, díringuin.
8 Huag ngà cayóng gumaya sa canilá: sapagca,t, tatalastás
nang inyong Amá ang inyong quinacailangan bago ninyo
hingín sa caniyá.
9 Mananalangin ngà cayó nang ganitó: Amá namin na
nasa langit ca,—Sambahín ang pangalan mo.
10 Dumating ang caharìan mo. Gauín ang iyóng calooban,
cung paano sa langit, ay gayon din namán sa lupâ.
11 Ibigáy mo sa amin ngayón ang aming canin sa
arao-arao.
12 At ipatauad mo sa amin ang aming manga utang,
gaya namán namin na nagpatauad sa mga may utang sa
amin.
13 At huág mo camíng dalhin sa tucsó, cungdì iligtás mo
camí sa masamâ;—*Sapagca,t, iyó ang caharìan at ang
capangyarìhan at ang caloualhatìan magpacailán man.
Siya nauà.*
14 Sapagca,t, cung ipatauad ninyo sa manga táuo ang
caniláng manga casalanan, patatauarin namán cayó nang
inyong Amáng nasa langit.
15 Datapua,t, cungdì ninyo ipatauad sa manga táuo ang
caniláng manga casalanan, hindì rin namán cayó patatauarin
nang inyong Amá ng inyong manga casalanan.
16 At pagca cayo,i, nag-aayuno, huag cayóng gumaya sa
manga mapagpaimbabao na pinapapanglao ang muc-hà;
sapagca,t, pinasasamà ang muc-hà nilá, upáng maquita ng
manga táuo na sila,i, nangagaayuno. Catotohanang sinasabi
co sa inyo na tinangap na nilá ang sa canila,i, gantí.
17 Datapua,t, icáo, sa pagaayuno mo ay langisán mo ang
iyóng ulo at hugasan mo ang iyóng muc-hà;
18 upáng huag cang maquita nang manga táuo na icáo ay
nag-aayuno, cungdì nang Amá mo na nasa lihim: at ang
Amá mo na nacaquiquita sa lihim ay gagantihín ca.

*Ang pangaral sa bundóc (carugtong): Ang cayamanan sa langit: ang matáng dì magdarayâ: ang dalauang panginoon; ang pagsusumicap sa buhay.*

19 Huag cayóng mangagtipon nang manga cayamanan sa
lupâ, na dito,i, sumisirâ ang bucbóc at ang calauang, at
dito,i. nanghuhucay at nagnanacao ang manga magnana-
cao,
20 cungdì magtipon cayó nang manga cayamanan sa langit,
na doo,i, hindì sumisirâ ang bucbóc at ang calauang, at doo,i,
hindì nanghuhucay at dì nagnanacao ang manga magna-
nacao;
21 sapagca,t, cung saan naroon ang inyong cayamanan,
doon namán doroon ang inyong pusô.
22 Ang ilao nang catauan ay ang matá: cungdì magdarayâ
ang iyóng matá, ang boong catauán mo,i, mapupuspos nang
liuanag.
23 Datapua,t, cung masamà ang iyóng matá, ang boong
catauán mo,i, mapupuspós nang cadilimán: cung manga
cadilimán ngà ang ilao na sumasaiyó, ¡ gaano cayà calaqui
ang cadilimáng yaón!
24 Sino ma,i, hindì macapaglilingcod sa dalauáng pangi-
noon: sapagca,t, ó capopootan ang isá at iibiguin ang icalauá,
ó magtatapát sa isá at pauaualáng halagá ang icalauá: hindì
cayó macapaglilingcod sa Dios at sa manga cayamanan.
25 Cayá ngà sinasabi co sa inyo: Huag cayóng mag-alapap
sa niyong pamumuhay, cung anó bagá ang inyóng cacanin, ó
cung anó ang inyóng iinomin: cahi,t, ang sa inyong catauán
cung anó ang inyong dáramtin: ¿hindì bagá mahiguít ang
buhay cay sa pagcain, at ang catauán cay sa pananamít?
26 Masdán ninyo ang manga ibon sa langit, na hindì silá
nangaghahasic, at hindì gumagapas, at hindì nagtitipon sa
mga bangán; at sila,i, pinacacain nang Amá ninyóng nasa
langit: ¿hindì bagá malaquí ang halagá ninyó cay sa canilá?
27 At sino sa inyo ang nagaalap-ap na macapagdaragdag,
nang isáng sico* sa caniyáng taas?

* **Calahating vara.**

28 At tungcól sa pananamit, ¿baquit cayo,i, nañgagaalap-
ap? Masdán ninyo ang mañga lirio sa parang cung paanong
paglaqui: hindì nañgagpapagal at hindì sumusulid:
29 datapua,t, sinasabi co sa inyo, na cahi,t, si Salomón man
sa lahat ng̃ caniyáng carañgalan, ay hindì nacapagdaimít na
gaya nang isá sa mg̃a itó.
30 Ng̃uní,t, cung pinararamtan nang Dios nang ganitó ang
damó sa parang, na ng̃ayon ay *buháy* at quinabucasan ay
iguinagatong sa calán, hindì bagá lalonglalô na cayo, mañga
táuong cacaunti ang pananampalataya?
31 Caya huag cayóng mag-alap-áp, na magsabing: ¿Anó
ang aming cacanin, ó anó ang aming iinomin, ó anó ang
aming dáramtin?
32 Sapagca,t, hinahanap na mainam nang mañga gentil ang
lahát nang maña bagay na itó; yamang talastás ng̃ inyong
Amáng nasa lang̃it, na quinacailañgan ninyo ang lahát nang
mañga bagay na itó.
33 Datapua,t, hanapin muna ninyo ang caniyáng caharìan
at ang caniyáng catouiran, at ang lahát nang mañga bagay
na itó ay pauang idaragdag sa inyo.
34 Caya,t, huag cayóng magalapáp tungcol sa *arao nang*
bucas; sapagca,t, ang *arao nang* bucas ay magaalap-áp sa
caniyáng sarili. Sucat na ang sa caarauán ang caniyáng
pagsicapan.

*Ang pañgaral sa bundóc (catapusán): Ang pañgahás na paghatol; ang mañga santong bagay na ibinigáy sa mañga aso; ang catiyagâan sa pananalañgin, ang pintuang maquipot; ang mañga hindì tunay na profeta; maquinig at gumauá.*

7 HUAG CAYÓNG humatol upáng huag cayóng hatulan.
2 Sapagca,t, sa hatol na inyong ihatol ay hahatulan cayó;
at sa panucat na inyong isucat, ay susucatin cayó.
3 At ¿baquit mo tinitingnan ang puing na nasa matá nang
iyóng capatid, at hindì mo dinidilidili ang cahoy na nasa
iyóng sariling matá?
4 O ¿paanong sasabihin mo sa iyóng capatíd: Pabayàan

mong alisín co ang puing sa matá mo, at nárito ang cahoy
sa iyóng sariling matá?
5 ¡Mapagpaímbabáo! alisín mo muna ang cahoy sa iyóng
sariling matá, at cung magcágayo,i, maquiquita mong malinao
ang pag-aalís nang puing sa matá nang iyóng capatíd.
6 Huag ninyong ibigáy ang santong *bagay* sa mang̃a aso,
at huag ninyong ihaguis ang inyong mang̃a perlas sa haráp
nang mang̃a baboy, bacà yuracan nang caniláng mang̃a paa,
at mang̃agbalic at cayo,i, lapàin.
7 Huming̃ì cayó, at cayo,i, bíbigyán; humanap cayó at
cayo,i, macasusumpong; tumauag cayó, at cayo,i, bubucsán.
8 Sapagca,t, ang lahát na humíhing̃ì, ay tumatangap; at
ang humahanap, ay nacasusumpong; at ang tumatauag, ay
binubucsán.
9 ¿O sinong táuo sa inyo ang cung siya,i, hing̃án nang
caniyáng anác nang tinapay, ay bató ang ibibigáy?
10 ¿O cung hing̃án siya nang isdà ay bíbigyán niyá nang
ahas?
11 Cung cayó ng̃à, bagá man masasamà, ay marunong
cayóng magbigáy nang mabubuting caloob sa inyong mang̃a
anác, ¿gaano pa cayà ang inyong Amá na nasa lang̃it, na
ibíbigáy ang mabubuting bagay sa nang̃agsísihing̃ì sa
caniyá?
12 Caya,t, lahát ninyong ibiguin na sa inyo,i, gauín nang
mang̃a táuo, gauin namán ninyo ang gayon sa caniló,
sapagca,t, itó ang *quinauuian ng̃* cautusán at ng̃ mang̃a
profeta.
13 Cayo,i, pumasoc sa maquipot na pintùan; sapagca,t,
maluang ang pintò at malapad ang daang patung̃ó sa
pagcapahamac, at marami ang doo,i, pumapasoc.
14 Sapagca,t, maquipot ang pintò, at maquitid ang daang
patung̃ó sa buhay, at cácauntì ang nacacasumpong.
15 Maging̃at cayó sa mang̃a hindì tunay na profeta, na
pumaparito sa inyo na may damít tupa datapua,t, sa loob ay
mang̃a matatacao na mang̃a lobo.
16 Sa caniláng mang̃a bung̃a ay inyóng maquiquilala silá.
Nacapúputi bagá nang mang̃a uvas sa mang̃a tinican, ó
nang mang̃a higo sa mang̃a dauag?

17 Gayon, ang lahát nang mabubuting cahoy nagbubunḡa
nang mabubuti; datapua,t, ang masamáng cahoy ay nagbu-
bunḡa nang masasamà.
18 Hindì maaarî na ang mabuting cahoy ay magbunḡa
nang masasamà, at ang masamáng cahoy ay magbunḡa
nang mabubuti.
19 Lahát nang cahoy na dì nagbubunḡa nang mabubuti ay
pinuputol at iguinagatong sa apoy.
20 Caya,t, sa caniláng manḡa bunḡa ay maquiquilala ninyo
silá.
21 Hindì ang lahát nang nagsasabi sa aquing: Panḡinoon,
Panḡinoon, ay papasoc sa caharìan nang lanḡit; cungdì ang
gumáganáp nang calooban nang aquing Amá na nasa
lanḡit.
22 Marami ang manḡagsásabi sa aquin sa arao na yaón:
Panḡinoon, Panḡinoon, ¿hindì bagá nanghulâ camí sa iyóng
panḡalan, at sa panḡalan mo,i, nagpalayas camí nang manḡa
demonio, at sa panḡalan mo,i, gumauà camí nang maraming
manḡa gauáng macapangyarihan?
23 At cung magcágayo,i, sasabihin co sa canilá ¡Cailán
ma,i, hindì co cayó naquilala! ¡lumayò cayó sa aquin, manḡa
mapaggauà nang catampalasanan!
24 Caya,t, yaóng lahát na dumíringíg nḡ aquing manḡa
salitáng itó, at guináganáp, ay matutulad sa isáng táuong
matalino, na itinayò ang caniyáng bahay sa ibabao nang
bató:
25 at lumagpac ang ulàn, at bumahá, at humihip ang
manḡa hanḡin, at hinampás ang bahay na iyón, ay hindì
nahapay, sapagca,t, nátatayò sa ibabao nang bató.
26 At lahát na dumíringíg nḡ aquing manḡa salitáng itó, at
hindì guináganáp, ay matutulad sa isáng táuong mangmang,
na itinayò ang caniyáng bahay sa buhanḡinan:
27 at lumagpac ang ulán, at bumahà, at humihip ang
manḡa hanḡin, at hinampás ang bahay na iyón; at nahapay,
at caquiláquilabot ang caniyáng pagcahapay.
28 At nangyari na nang matapos ni Jesús ang manḡa
salitáng itó, ay ang mḡa caramihan ay natiguilan sa caniyáng
aral.

29 Sapagca,t, sila,i, tinuturuang parang may capangyarìhan,
at hindì gaya nang caniláng manḡa escriba.

*Pagpapagaling sa isáng leproso.*

8 AT NANG siya,i, macapangaling sa bundóc ay sinusundan
siya nḡ lubháng maraming táuo.
2 At nárito, dumatíng ang isáng leproso, at siya,i, sinambá,
na nagsabing: ¡ Panḡinoon, cung iyóng ibiguin, ay malilinis
mo acó !
3 At iniunat *ni Jesús* ang caniyáng camáy, at siya,i, hinípô,
na sinabi: Ibig co, luminis ca. At pagdaca,i, nalinis ang
caniyáng lepra.
4 At sinabi sa caniyá ni Jesús: Inḡatan mong huag sabihin
canino man ; cungdì humayo ca, paquita ca sa sacerdote, at
maghandog ca ang alay na ipinagutos ni Moisés, sa patotóo
sa canilá.

*Ang capitán sa Capernaum.*

5 At pagpasoc *ni Jesús* sa Capernaum ay lumapit sa ca-
niyá ang isáng capitán, na sa caniya,i, namanhíc,
6 at sinabi: Panḡinoon, ang aquing alilâ ay nararatay sa
bahay na lumpo, at totoong nahihirapan.
7 At sinabi sa caniyá: Paroroon acó, at siya,i, aquing
pagagalinḡín.
8 At sumagót ang capitán at sinabi: Panḡinoon: hindì
acó carapatdapat na icáo ay masoc sa silong nang aquing
bubunḡán : datapua,t, sabihin mo lamang ang isáng salità, at
gagalíng ang aquing alilâ .
9 Sapagca,t, acó namán ay táuong nasa ilalim nḡ capang-
yarihan, at may nasacopan acóng manḡa sundalo ; at sinasabi
co rito: Humayo ca, at humahayo ; at sa isá: Pumarito ca,
at pumaparito; at sa aquing alìpin: Gauín mo itó, at
guinágauà.
10 At pagcáringḡíg ni Jesús ay nagtacá, at sinabi sa manḡa
sumusunód: Catotohanang sinasabi co sa inyo na hindì acó

nacásumpong cahi,t, sa Israel man nang ganitóng calaquíng
pananampalataya.
11 At sinasabi co sa inyo, na marami ang mangagsisipari-
tong *galing* sa Silanganan at sa Calunuran, at mangagsísiupò
na casama ni Abraham at ni Isaac at ni Jacób sa caharìan
nang langit.
12 Datapua,t, ang manga anác nang caharìan ay pauang
itatapon sa manga cadilimán sa labás; diyán ang pagtangis
at ang pagngangalit nang manga ngipin.
13 At sinabi ni Jesús sa **capitán**: Humayo ca, at ayon
sa iyóng pagsampalataya, ay gayon ang sa iyo,i, mangyari.
At gumalíng ang caniyáng alilâ sa oras na yaón.

*Ang bianang babaye ni Pedro.*

14 At pagdating ni Jesús sa bahay ni Pedro, ay naquita
ang bianang babaye nitó na nacahigà, at linálagnát.
15 At hinipô ang caniyáng camáy, at hinibsán siya nang
lagnát: at siya,i, nagbangon, at siya,i, pinaglingcurán niya.
16 At pagcahapon, dinalá sa caniyá ang maraming manga
inaalihan nang demonio; at pinalayas ang manga demonio
sa isáng salità, at pinagalíng ang lahát nang manga may
saquít;
17 upáng matupád ang sinabi sa pamamag-itan nang
profeta Isaías, na nagsabi: Siya rin ang cumuha nang ating
manga saquít at nagdalá nang ating manga caramdaman.

*Cung paano ang pagsunód cay Jesús.*

18 Pagcáquita ngà ni Jesús ng lubháng maraming táuo
sa palibót niyá, ipinagutos na tumauíd sa cabiláng ibayo
*nang dagátdagátan.*
19 At lumapit ang isáng escriba, at sa caniya,i, sinabi:
Maestro, susunód acó sa iyó saán ca man pumaroon.
20 At sinabi sa caniyá ni Jesús: ¡ May manga yungib ang
manga alamíd, at may manga pugad ang manga ibon sa
langit; datapua,t, ang Anác nang táuo ay ualáng cahiligan
ang ulo!

21 At isá pa sa caniyáng manḡa alagád ay nagsabi sa
caniyá: Panḡinoon, tulotan mo muna acó na aco,i, macaouì
muna at máilibing co ang aquing amá.
22 Datapua,t, sinabi sa caniyá ni Jesús: ¡Sumunód ca sa
aquin; pabayàan mo na ang manḡa patáy ay ilibíng ang
caniláng manḡa patáy!

*Pinahimpil ni Jesús ang bagyó.*

23 At paglululan niyá saisáng daong, ay sinundán siya nang
caniyáng manḡa alagád.
24 At nárito,t, bumagyó nḡ malacás sa dagat, na anó pa,t,
natatacpan ang daong nang manḡa alon, datapua,t, siya,i,
natutulog.
25 At lumapit sa caniyá ang caniyáng manḡa alagád, at
siya,i, caniláng guinising, na sinabi: ¡Panḡinoon, iligtás
mo cami, cami,i, mamámatáy!
26 At sinabi niyá sa canilá: ¿Baquit matatacotin cayó,
manḡa *táuong* cácauntì ang pananampalataya? Nang
magcágayo,i, nagbanḡon, sinauay ang manḡa hanḡin at ang
dagat, at humusay ang panahón.
27 At ang manḡa táuo ay nanḡagtacá, na sinasabi: ¡Anóng
táuo itó na pati nang manḡa hanḡin at nang dagat ay siya,i,
sinusunod!

*Ang manḡa gadareno na inaalihan nang manḡa demonio.*

28 At nang siya,i, macarating sa cabiláng ibayo sa lupaín
nang manḡa Gadareno, ay sinalubong siya nang dalauáng
inaalihan nang manḡa demonio na lumalabás sa manḡa
libinḡan, na totoong mababanḡis, na ano pa,t, sino ma,i,
hindì macaràan sa daang iyón.
29 At nárito at sila,i, nagsisigao na sinabi: ¿Anóng aming
ipaquiquialam sa iyó, Anác nang Dios? ¿naparito ca bagá
rito, upáng cami,i, iyóng pahirapan bago dumating ang capa-
nahunan?
30 At nálalayô sa canilá ang isáng cauan nang maraming
baboy na nanḡinḡinain.

31 At namanhíc sa caniyá ang manḡa demonio, na sinabi:
Cung cami,i, palalayasin mo, ay paparoonin mo camí sa
cauan nang manḡa baboy
32 At sinabi niyá sa canilá: Pumaroon cayó. At sila,i,
nanḡagsilabás at nanḡagsipasóc sa manḡa baboy; at nárito,
at ang boong cauan nang manḡa baboy ay tumalón sa banḡín
sa dagat, at nanḡamatáy silá sa manḡa tubig.
33 At nanḡagsitacas ang manḡa nagaalagâ nḡ mḡa baboy,
at nanḡagsiparoon sa ciudad, at sinabi ang lahát, at ang
nangyari sa manḡa inaalihan nang demonio.
34 At nárito, lumabás ang boong ciudad upáng salubunḡin
si Jesús: at pagcáquita sa caniyá ay ipinamanhíc sa caniyá
na siya,i, umalís sa caniláng manḡa hanganan.

*Ang lumpo sa Capernaum.*

9 AT LUMULAN *si Jesús* sa isáng daong, at tumauíd
*sa cabiláng ibayo* at dumatíng sa caniyáng saríling
ciudad.
2 At nárito, dinalá sa caniyá ang isáng lumpo na nacahigà sa hihigan, at nang maquita ni Jesús ang caniláng
pananampalataya, ay sinabi sa paralítico: Anác, lacsan mo
ang iyóng loob, ipinatatauad ang iyóng manḡa casalanan.
3 At nárito, ang ilán sa manḡa escriba ay sinasabi sa caniláng sarili: Ito,i, nagsásalità nang capusunḡán.
4 At pagcáunauâ ni Jesús nḡ caniláng manḡa pinagiisip,
ay sinabi: ¿ Baquit nanḡagiisip cayó nang masamà sa inyong
manḡa pusô?
5 Sapagca,t, ¿ alin bagá ang lalong magaán, sabihing:
Ipinatatauad ang iyóng manḡa casalanan; ó sabihing: Magtindíg ca, at icáo ay lumacad?
6 Datapua,t, nḡ maalaman ninyo na ang Anác nang táuo
ay may capangyarihan sa lupâ na magpatauad nang manḡa
casalanan (sinabi nang magcágayon sa lumpo): Magtindíg
ca, tangnan mo ang iyong hihigan, at pumaroon ca sa iyóng
bahay.
7 At nagtindíg siya at naparoon sa caniyáng bahay.
8 Datapua,t, nang maquita itó nang manḡa caramihan ay

nañgatacot at caniláng pinuri ang Dios, na nagbigáy nang gayong capangyarihan sa mañga táuo.

*Pagtauag cay Mateo.*

9 At pagdaraan doon ni Jesús, ay naquita ang isáng táuo,
na cung tauagui,i, Mateo, na nacaupò sa may pinaniniñgilán
nang buis, at sinabi sa caniyá: Sumunód ca sa aquin. At
nagtindíg at sumunod sa caniyá.
10 At nangyari na nang nacaupò *si Jesús* sa pagcain sa
bahay *ni Mateo*, nárito, maraming mañga maniniñgil ñg
buis at mañga macasalanan, na nañgagsiratíng, at nágsiupò at
casamang cumain ni Jesús at ñg caniyáng mañga alagad.
11 At nang maquita itó nang mañga fariseo, ay sinabi nilá
sa caniyáng mañga alagád: ¿Baquit cumacain ang inyong
Maestro na casama ñg mañga maniniñgil ñg buis at ñg
mañga macasalanan?
12 Datapua,t, ñg ito,i, márinìg ni Jesús, ay nagsabi: Ang
mañga ualáng saquít ay hindì nagcacailañgan nang manga-
gamot, cungdì ang mañga may saquít.
13 Datapua,t, lumacad cayó at inyong pag-aralan cung
anong cahulugán nitó: Habág ang ibig co, at hindì ang
hayin; sapagca,t, hindì acó naparito upáng tumauag nang
mañga banal, cungdì nang mañga macasalanan.

*Ang ayuno.*

14 Nang magcágayo,i, nañgagsilapit sa caniyá ang mañga
alagád ni Juan, na sinabi: ¿Baquit camí at ang mañga fari-
seo ay nañgag-aayunong madalás, datapua,t, hindì nañgag-
aayuno ang mañga alagád mo?
15 At sinabi sa canilá ni Jesús: ¿Manyayari bagá na mag-
lucsà ang mañga abay samantalang ang esposo ay sumasaca-
nilá? Datapua,t, dárating ang mañga arao na ang esposo
áalisin sa canilá, at cung magcágayo,i, mañgag-aayuno.
16 At sino ma,i, hindì nagtátagpì nang matibay na cayo sa
damít na lumâ; sapagca,t, ang tagpì ay bumabatac sa damít,
at lalong lumálalà ang punit.

17 At hindì rin nagsísilíd nang bagong alac sa mangā balát
na lumâ; sa ibáng paraan ay nangāpupunit ang mangā balát,
at nábububò ang alac at nasisirâ ang mangā balát; cungdì
isinísilíd ang bagong alac sa mangā bagong balát, at capouâ
tumátagál.

*Ang babaye na may saquít na agas: ang anác na babaye ni Jairo.*

18 Samantalang sinásalità niyá ang mangā bagay na itó
sa canilá, nárito at lumapit sa caniyá ang isáng punô sa
sinagoga, at siya,i, sinambá, at sinabi: Bagong camámatáy
pa nang aquing anác na babaye; datapua,t, pumarito ca, at
ipatong mo ang iyóng camáy sa caniyá, at siya,i, mabubuhay.
19 At si Jesús ay nagtindíg at sumunód sa caniyá, sampuò
*nḡ* caniyáng mangā alagád.
20 At nárito, ang isáng babayeng inaagasang may labing-
dalauáng taón na, lumapit sa caniyáng licurán, at hinipô ang
laylayan nang caniyáng damít:
21 sapagca,t, sinasabi niyá sa caniyáng sarili: ¡Cung máhi-
pô co man lamang ang caniyáng damít, ay aco,i, gágalíng!
22 Datapua,t, paglingōn ni Jesús, at pagcáquita sa *babaye*,
ay sinabi: Anác, lacsán mo ang iyóng loob, pinagaling ca
nang iyóng pananampalataya. At gumalíng ang babaye
mulà sa oras na yaón.
23 At nang dumatíng si Jesús sa bahay nang punô, at
naquita ang mangā tumutogtog nang mangā flauta, at ang
mangā táuo na nangāgcácaingāy, sinabi sa canilá:
24 ¡Magparaan cayó: sapagca,t, hindì patáy ang dalaga,
cungdí natutulog! at siya,i, caniláng tinatauanan.
25 Datapua,t, nang mapalabás na niyá ang mangā táuo, ay
nasoc, at tinangnán sa camáy at nagbangōn ang dalaga.
26 At cumalat ang pagcábantog na itó sa boong lupaíng
yaón.

*Pagpapagaling sa dalauáng bulág at sa isáng pipi.*

27 At nang si Jesús ay nagdaraan doon, ay sumunód sa
caniyá ang dalauáng bulág na nangāgsísisigáo, at sinasabi:
Mahabág ca sa amin, anác ni David.

28 At nang dumatíng siya sa bahay, ay lumapit sa caniyá
ang manğa bulág; at sinabi sa canilá ni Jesús: ¿Nanánam-
palataya bagá cayó na magágauà co itó? Sinabi nilá sa
caniyá: Oo, Panğinoon.
29 Nang magcágayo,i, caniyáng hinipô ang manğa matá
nilá, sinabi: Alinsunod sa inyong pananampalataya ay mang-
yari sa inyo.
30 At nabucsán ang caniláng manğa matá. At ipinagbilin
sa caniláng mahigpít, na sinabi: ¡Inğatan ninyong sino ma,i,
huag macaalam!
31 Datapua,t, sila,i, umalis at caniláng ibinansag ang cani-
yáng pagcabantóg sa boong lupaing yaón.
32 At samantalang sila,i, umaalís, nárito, sa caniya,i, dinalá
ang isáng táuong pipi na inaalihan nang demonio.
33 At nang mapalayas ang demonio, ay nagsalità ang pipi;
at nanğagtacá ang manğa caramihan, na sinasabi: ¡Cailán
ma,i, hindì naquita sa Israel ang ganito!
34 Datapua,t, sinasabi nang manğa fariseo: Sa pamamag-
itan nang punô nang manğa demonio ay nagpapalayas siya
nang manğa demonio.

*Ang uhay at ang manğa nanğanğasiuâ.*

35 At linilibot ni Jesús ang lahát nang manğa ciudad at
manğa bayán, na nagtuturô sa manğa sinagoga nilá, at
ipinanğanğaral ang evangelio nang caharìan, at pinagágalíng
ang sarisaring saquít at ang sarisaring caramdaman.
36 Datapua,t, nang maquita niyá ang manğa caramihan,
ay nahabág sa canilá; sapagca,t, pauang nanğaháhapis at
nanğanğalat na gaya nğ manğa tupa na ualáng pastor.
37 Nang magcágayo,i, sinabi sa caniyáng manğa alagád:
Catotohanang ang aanihin ay marami; datapua,t, cácauntì
ang manğa nanğanğasiuâ.
38 Idalanğin, nğà, ninyo sa Panğinoon nang aanihin, na
magpadalá nang manğa magsisipanğasiuâ sa caniyáng aani-
hin.

*Ang labingdalauá at ang caniláng catungculan.*

10 AT PÍNALAPIT niyá sa caniyá ang caniyáng labin-
dalauáng alagád, binigyán niyá silá nang capangyarihan
sa manḡa carumaldumal na espíritu, upáng mapalayas nila,
at upáng caniláng mapagalíng ang sarisaring saquít at ang
sarisaring caramdaman.
2 At ang manḡa panḡalan nang labingdalauáng manḡa
apostol, ay itó: Ang una,i, si Simón, na tinatauag na Pedro,
at si Andrés na caniyáng capatíd; si Santiago *ánac* ni Zebe-
deo, at ang caniyáng capatíd na si Juan;
3 si Felipe, at si Bartolomé; si Tomás at si Mateo na
nḡ buis; si Santiago *anác* ni Alfeo, at si Tadeo:
4 si Simong Masicap, at si Judas Iscariote, na siya namang
sa caniya,i, nagcanulò.
5 Ang labindalauáng itó,i, inutusan ni Jesús, at sila,i,
pinagbilinan na sinasabi: Huag cayóng lumacad sa daan
nang manḡa Gentil, at huag cayóng pumasoc sa alin mang
ciudad nang manḡa taga Samaria;
6 cungdi, bagcús pumaroon cayó sa manḡa nauaualáng
manḡa tupa sa bahay nang Israel.
7 At samantalang cayo,i, nanḡaglalacad ay cayo,i, manḡa-
ral, at sabihing: ¡Ang caharian nang manḡa lanḡit ay ma-
lapit na!
8 Magpagalíng cayó nḡ manḡa may saquit, ibanḡon ninyo
ang manḡa patáy, luminis cayó nḡ mḡa may lepra, magpala-
yas cayó nang manḡa demonio: tinangáp ninyong ualáng
bayad, ay ualáng bayad ninyong ibigáy.
9 Huag cayóng mag-baon nang guintò, cahi,t, pilac, cahi,t,
tansò, sa inyong manḡa supot;
10 cahi,t, supot nḡ ulam sa paglalacád, cahi,t, dalauáng
túnica, cahi,t, panyapac, cahi,t, tungcód; sapagca,t, ang nag-
papagal ay marapat sa caniyáng quinacain.
11 At sa alín man ciudad ó bayan na inyong pasuquin,
siyasatin ninyong mainam cung sino roon ang may cara-
patán; at manatili cayó roón hangáng sa cayo,i, umalís.
12 At pagpasoc ninyo sa bahay, bumatî cayó *sa bahay*.

13 At cung may carapatán ang bahay, ay sumacaniyá ang
inyong capayapâan datapua,t, cung hindì carapatdapat ay
magbalíc sa inyo ang capayapâan ninyo.
14 At sino mang hindì tumangáp sa inyo, at hindì dinguín
ang inyong mang̃a aral, ay pagalís ninyo sa bahay na iyón
ó ciudad, ay ipagpág ninyo ang alabóc nang inyong mang̃a
paa.
15 Catotohanang, sinasabi co sa inyo, na *ang parusa,i,*
magaang-gaán pa sa lupâ nang Sodoma at nang Gomorra
sa arao nang paghuhucóm, cay sa ciudad na iyón.
16 Nárito, inuutusan co cayóng parang mang̃a tupa sa
guitnà nang mang̃a lobo, magpacatalíno, ng̃à, cayóng gaya
ng̃ mang̃a ahas, at magpacatimtimang gaya ng̃ mang̃a ca-
lapati.
17 Datapua,t, magpacaing̃at cayó sa mang̃a táuo; sapag-
ca,t, cayo,i, ibibigáy nilá sa mang̃a hucuman, at cayo,i,
hahampasin sa caniláng mang̃a sinagoga;
18 at cayo,i, dadalhin sa haráp nang mang̃a gobernador at
mang̃a harî dahil sa aquin, sa pagpapatotoo sa canilá at sa
mang̃a Gentil.
19 Datapua,t, pagcà cayo,i, ibinigáy nilá, ay huag cayóng
mag-alap-ap cung paano ó cung anó ang inyong sasabihin;
sapagca,t, sa oras na yaón ay ipagcacaloob sa inyo ang
inyong sasabihin.
20 Sapagca,t, hindì cayó ang nang̃agsásalità, cungdì ang
Espiritu nang inyong Amá ang sa inyo,i, nagsásalitá.
21 At ibíbigáy nang capatid ang capatid sa camatayan,
at nang amá ang caniyáng anác; at mang̃agsisitindíg ang
mang̃a anác laban sa mang̃a magulang, at sila,i, ipapápatáy.
22 At cayo,i, capopootan nang lahát dahil sa aquing pang̃a-
lan; datapua,t, ang manatili hangáng sa cauacasan, ito,i,
maliligtas.
23 Datapua,t, pagcà cayo,i, pinagusig sa ciudad na ito ay
tumacas cayóng *patung̃o* sa casunod, sapagca,t, catotohanang,
sinasabi co sa inyo na hindì ninyo magagalâ ang mang̃a
ciudad nang Israel hangáng sa pumarito ang Anác nang táuo.
24 Hindì higuít ang alagád sa caniyáng maestro, at *dì
higuít* ang alipin sa caniyáng Pang̃inoon.

25 Sucat na sa alagád ang maguíng gaya nang caniyáng
maestro, at sa alipin ang maguíng gaya nang caniyáng
pan̄ginoon; cung tinauag nilá nang Beelzebub ang pan̄gi-
noon ng̃ sambahayan, ¿gaano pa cayà ang man̄ga caniyáng
casambahay?
26 Huag n̄gà, ninyo siláng catacutan; sapagca,t, ualáng
natatacpan na hindì mahahayág; at natatagò na dì mala-
laman.
27 Ang sinasabi co sa inyo sa cadilimán, sabihin ninyo
sa caliuanagan; at ang nárinig ninyo sa bulóng, ay inyong
ípagsígáuan buhat sa man̄ga bubun̄gán.
28 At huag cayóng matacot sa man̄ga pumápatáy ng̃ ca-
tauán, datapua,t, hindì nan̄gacapapatáy sa calolouá; bagcós
ang catacutan ninyo,i, yaóng macapag-uauasác sa calolouá at
gayón din sa catauán sa infierno.
29 ¿Hindì ipinagbíbilí ng̃ isáng cuarta ang dalauáng maya?
at cahi,t, isá sa canilá ay hindì mahuhulog sa lupâ, cungdì
*calooban nang* inyong Amá.
30 Datapua,t, sampuò ng̃ man̄ga buhóc nang inyong ulo ay
pauang biláng na lahát.
31 Huag n̄gà cayóng matacot; cayo,i, may halaga cay sa
maraming man̄ga maya.
32 Caya,t, yaóng lahát na cumilala sa aquin sa harap nang
man̄ga táuo, ay quiquilalanin co namán sa harap nang aquing
Amá na nasa lan̄git.
33 Datapua,t, sino mang sa aqui,i, magtatuà sa harap nang
man̄ga táuo, ay itatatuà co namán siya sa harap nang aquing
Amá na nasa lan̄git.
34 Huag ninyong isiping aco,i, naparito upáng magdalá
nang capayapâan sa lupâ: hindì acó naparito upáng magdalá
nang capayapâan, cungdì tabác.
35 Sapagca,t, aco,i, naparito upáng papagcágalitín ang lala-
qui laban sa caniyáng amá, at ang anác na babaye laban sa
caniyáng iná, at ang manugang na babaye laban sa caniyáng
bianang babaye;
36 at ang *maguiguing* man̄ga caauay nang táuo ay ang
caniyá ring man̄ga casambaháy.
37 Ang umiibig sa amá ó iná nang higuít cay sa aquin,

ay hindì carapatdapat sa aquin; at ang umiibig sa anác na
lalaqui ó anác na babaye nang higuít cay sa aquin, ay hindì
carapatdapat sa aquin.
38 At ang hindì pumapasan nḡ caniyáng cruz, at sumu-
sunód sa hulihán co, ay hindì carapatdapat sa aquin.
39 Ang macásumpong sa caniyáng buhay; ay mauaualan
*nang buhay;* at ang maualan nang buhay dahil sa aquin, ay
masusumpunḡan *ang buhay.*
40 Ang tumátangáp sa inyo, ay acó ang tinátangáp, at ang
tumátangáp sa aquin, ay tinátangáp ang nag-utos sa aquin.
41 Ang tumángáp sa isáng profeta sa nḡalan nḡ profeta,
ay tátangap nang ganti nang profeta; at ang tumátangáp
sa isáng banál, sa nḡalan nḡ banál, ay tátangap nang gantí
nang banál.
42 At sino mang magpainom sa isá sa manḡa maliliit na
itó nang isá man lamang vasong tubig na malamíg, dahil sa
panḡalang alagád, catotohanang, sinasabi co sa inyo na hindì
mauáualà ang gantí sa caniyá.

*Ang manḡa sugô ni Juang Mamiminyag.*

11 AT NANGYARI, na nang matapos macapagutos si
Jesús sa caniyáng labindalauáng alagád, ay umalís siya
roón upáng magturô at manḡaral sa manḡa ciudad nilá.
2 At nang máriniḡig ni Juan sa bilanguan ang manḡa gauà
nḡ Cristo, ay nagpautos *cay Cristo* sa pamamagitan nḡ cani-
yáng manḡa alagád,
3 at sinabi sa caniyá: ¿Icáo bagá yaóng paririto, ó hihin-
tayín namin ang ibá?
4 At sumagót si Jesús, at sa canila,i, sinabi: Pumaroon
cayó at sabihin ninyó cay Juan ang manḡa bagay na inyong
náquiquita at náririnḡíg;
5 ang manḡa bulág ay nacácaquita; ang manḡa piláy ay
lumalacad; ang manḡa may lepra ay nalílinis; at ang manḡa
binḡí ay nacacarìnḡìg; ang manḡa patáy ay ibinabanḡon; at
sa manḡa duc-hà ang evangelio ay ibinábalità.
6 At mapalad yaóng hindì macásumpóng nang anó mang
catitìsuran sa aquin.

7 At pagalis nilá, nagpasimulà si Jesús na nagsalità sa mḡa
caramihan tungcól sa cay Juan: ¿Anó ang linabás ninyong
maquita sa iláng? ¿isang cauayang inúugà nang haḡin?
8 Datapua,t, ¿anó ang linabás ninyong mámasdan?' ¿isáng
táuo na nararamtán nang *manḡa damít* na mariríquít?
Nárito, ang manḡa nananamit nang mariríquít, ay nasa
manḡa bahay nang manḡa harî.
9 Datapua,t, ¿anó nḡà ang linabás ninyo? ¿upáng
maquita ang isáng profeta? sinasabi co sa inyong oo, at higuít
cay sa profeta.
10 Itó yaóng tungcol sa caniya,i, nasusulat:

Nárito, ipinadádalá co ang aquing sugô sa unahan
nang iyóng muc-hà, na magháhangdà nang iyóng daan
sa unahán mo.

11 Catotohanang sinasabi co sa inyo, na sa manḡa ipina-
nḡanác sa manḡa babaye, ay ualáng lumitáo na isáng higuít
cay Juang Mamiminyag, datapua,t, ang lalong maliit sa caha-
rìan nang lanḡit, ay malaquí cay sa caniyá.
12 At mulá sa manḡa arao ni Juang Mamiminyag hangá
nḡayón, ang caharìan nang lanḡit ay dinádahás, at quinucuha
sa pilitan nang manḡa táuong mararahás.
13 Sapagca,t, ang lahát nang manḡa profeta at ang cautu-
sán hangáng cay Juan, ay nanḡagsipanghulâ.
14 At cung ibig ninyong tangapín, ay siya,i, si Elías na
paririto.
15 Ang may paquiníg na ipaquíquiníg, ay maquiníg.
16 ¿Datapua,t, sa anó co itutulad ang lahing itó? Catulad
nḡ manḡa batâ na nanḡacaupò sa manḡa plaza, na sinisigauan
ang caniláng manḡa casama,
17 at sinasabi nilá: Tinugtogan namin cayó nḡ flauta, ay
hindì cayó sumayao: nanambitan cami at hindi cayo nanḡa-
lumbay.
18 Sapagca,t, naparito si Juan, na hindì cumacain at hindì
umiinom, at sinásabi nilá: May demonio.
19 Naparito ang Anác nang táuo na cumacain at umiinom, at
sinasabi nilá: Nárito ang isáng matacao na táuo, at mánḡi-
nḡinom nang alac, caibigan nang manḡa maniningil nḡ buis at

nḡ manḡa macasalanan. At ang carununḡan ay pinatototohanan nang caniyáng manḡa anác.

*Ang tatlong ciudad na hindì nagsisi.*

20 Nang magcágayo,i, caniyáng pinasimulang pinág-uicàan
ang manḡa ciudad, na pinaggauan niyá nḡ caramihan sa
caniyáng manḡa gauáng macapangyarihan, sapagca,t, hindì
silá nagsisi.
21 ¡ Sa abà mo, Corazín! ¡ Sa abà mo, Bethsaida! sapagca,t, cung sa Tiro at sa Sidón sana guinauà ang manḡa
gauáng macapanḡyarihan na guinauà sa inyo, malaon na dising
nanḡagsisi at sila,i, nagcilicio* at *naglagay nḡ* abó.
22 Nḡuni,t, sinasabi co sa inyo na magaan pa *ang parusa*
sa Tiro at sa Sidón sa arao nang paghuhucóm, cay sa inyo.
23 At icáo, Capernaum, ¿ itataas ca hangáng sa lanḡit?
ibábaba icáo hangáng sa infierno; sapagca,t, cung sa manḡa
tagá Sodoma sana guinauà ang manḡa macapanḡyarihang
gauáng sa iyo,i, guinauà, ay nanatilí disin *ang Sodoma*
hangáng sa arao na itó.
24 Nḡuni,t, sinasabi co sa inyo, na magaan pa *ang parusa*
sa lupâ nang Sodoma sa arao nang paghuhucom, cay sa iyó.

*Ang pamatoc ni Cristo.*

25 Nang panahóng yaón, ay sumagót si Jesús, at sinabi:
Pinasasalamatan catá, oh Amá, Panḡinoon nang lanḡit at
nang lupâ, na ilinihim mo ang manḡa bagay na itó sa
manḡa pantás at matatalíno, at ipinaunauâ mo sa manḡa
sangol:
26 gayon nḡà, Amá, sapagca,t, gayon ang minagalíng nang
iyóng manḡa matá.
27 Ang lahát nḡ mḡa bagay ay ibinigay sa aquin nang
aquing Amá; at sino ma,i, hindì nacacaquilala sa Anác,
cungdì ang Amá; at sino ma,i, hindì nacacaquilala sa Amá,
cungdì ang Anác, at yaóng ibiguing pahayagan nang Anác.
28 Pumarito sa aquin cayóng lahát na nanḡapapagal at
nanḡabibigatang lubhà, at cayo,i, aquing papagpápahinḡahin.

* Mag-suot nang magaspáng na damit.

29 Pasanín ninyo ang aquing pamatoc, at mag-aral cayo sa
aquín, sapagca,t, aco,i, maamô at mapagpacumbabáng pusô; at masusundoan ninyo ang capahingahan nang inyong manga calulua.
30 Sapagca,t, malambót ang aquing pamatoc, at magaán
ang aquing pasán.

*Si Jesús ay Panginoon nang Sábado.*

12 NANG PANAHONG yaón ay naglalacad si Jesús nang
arao ng̃ sábado sa mang̃a buquiran ng̃ trigo; at nang̃agugutom ang caniyáng mang̃a alagád, ay nang̃agpasimuláng cumitíl nang mang̃a uhay ng̃ trigo, at cumain.
2 Datapua,t, pagcaquita nitó nang mang̃a fariseo, ay sinabi
nilá sa caniyá: Nárito, guinágauà nang mang̃a alagád mo ang hindì matuid gauín cung sábado.
3 Datapua,t, sinabi niyá sa canilá: ¿Hindì bagá ninyo
nábasa ang guinauà ni David nang siya,i, magutom, at ang mang̃a casamahán niyá;
4 cung paanong siya,i, nasoc sa bahay nang Dios, at
cumain siya ng̃ mang̃a tinapay na handog, na hindì matuid canin niyá, at ng̃ mang̃a casamahán niyá, cungdì ng̃ mg̃a sacerdote lamang?
5 Ó ¿hindì ninyó nábasa sa cautusán, cung paanong sa
arao ng̃ sábado sa Templo ay pinaguaualánggaláng nang mang̃a sacerdote ang sábado at hindì sila nagcacasala?
6 Datapua,t, sinasabi co sa inyo, na dito ay may isáng
higuít cay sa Templo.
7 Datapua,t, cung maalaman ninyo cung anó ang cahulu-
gán nitó: Habág ang ibig co at hindì hayin, ay hindì sana ninyo hinatulan ang mang̃a ualáng casalanan.
8 Sapagca,t, ang Anác ng̃ táuo ay Panginoon nang sábado.

*Pagpapagalíng sa lalaqui na tuyò ang isáng camáy.*

9 At umalís doon at nasoc sa sinagoga nilá.
10 At nárito, ang isáng taúo na may tuyóng camáy; at sa
caniya,i, itinanóng nilá, na sinabi: ¿matuid bagá na magpagalíng sa arao ng̃ sábado? upáng siya,i, canilang maisumbóng.

11 At sinabi niyá sa canilá: ¿Alíng táuo cayà sa inyo na
cung mayróon isáng tupa na cung mahulog itó sa isáng hucay
sa arao nang sábado, ay hindì aabutín, at cucunin?
12 ¿Gáano pa ngã ang isáng táuo na may halagá cay sa isáng
tupa? Caya,t, matuid na gumauà nang mabuti sa arao ng̃
sábado.
13 Nang magcágayo,i, sinabi niyá sa táuo: Iunat mo ang
iyóng camáy. At iniunat niyá; at nápaulì na ualáng saquít
na gaya ng̃ cabilà.
14 Datapua,t, nang̃agsialís ang mang̃a fariseo at nang̃ag-
pulong laban sa caniyá cung papaanong siya,i, maipapapatay.
15 At pagcaalam *nitó* ni Jesús, ay lumayò roón; at siya,i,
sinundan ng̃ marami, at caniyáng pinagalíng siláng lahát,
16 at ipinagbilin niyá sa canilá, na siya,i, huag nilang
ihayág:
17 upáng matupád ang sinabi sa pamamag-itan nang profeta
Isaías, na nagsabi:

18 Nárito, ang aquing hinirang na alipin; Ang sintá
co, na quinalulugdán nang aquing caluluá: Ilálagáy co
ang aquing Espíritu sa caniyá, At ihahayag niyá ang
paghuhucóm sa mang̃a gentil.
19 Hindì siya maquiquipagtalo, at hindì sisigáo: At
hindì maririníg nino man ang caniyáng voces sa mang̃a
lansang̃an.

20 Hindì niyá babaliin ang cauayang lapóc. At hindì
papatayín ang michang umaasó, Hangáng papagtagum-
payín ang paghuhucóm.
21 At aasa sa caniyáng pang̃alan ang mang̃a gentil.

*Ang sabing capusung̃án nang mang̃a Fariseo.*

22 Nang magcágayo,i, dinalá sa caniyá ang isáng inaalihan
ng̃ demonio na bulág at pipi; at caniyáng pinagalíng, anó
pa,t, ang pipi ay nagsásalità at nacacaquita.
23 At ang boong caramihan ay nang̃agtataca at sinasabi
nilá: ¿Ito cayà ang anác ni David?
24 Datapua,t, nang máring̃ig itó nang mang̃a fariseo, ay
sinasabi nilá: Ito,i, hindì nagpapalayas nang mang̃a demonio,

cungdì sa pamamag-itan ni Beelzebub, punô nang mang̃a
demonio.
25 At pagcaalam niyá ng̃ mang̃a iniisip nilá, ay sa canila,i,
sinabi: Lahát nang caharìang nagcacabahabahagui laban sa
caniyáng sarili, ay náuauasác; at ang lahát nang ciudad ó
bahay na nagcacabahabahagui laban sa caniyáng sarili, ay
hindì mananatili.
26 At cung pinalalayas ni Satanás si Satanás, ay siya,i,
nagcacabahabahagui laban sa caniyáng sarili: ¿paano ng̃ang
mananatili ang caniyáng caharìan?
27 At cung sa pamamag-itan ni Beelzebub ay nagpapalayas
acó ng̃ mang̃a demonio ¿ang inyóng mang̃a anác sa cani-
nong pamamag-itan nagpapalayas nang *mang̃a demonio*?
cayá ng̃a silá ang inyong maguiguing mg̃a hucóm.
28 Ng̃uni,t, cung sa pamamag-itan nang Espíritu ng̃ Dios
nagpapalayas acó nang mang̃a demonio, ay dumatíng ng̃à sa
inyò ang caharian nang Dios.
29 ¿O paano bagá na macapapasoc ang sino man sa bahay
nang malacás, at agauin ang caniyáng mang̃a pagaarî, cung
hindì muna gapusin ang malacás? at cung magcágayo,i, ito,i,
malolooban na ang caniyáng bahay.
30 Ang hindì sumasaaquin, ay laban sa aquin at ang hindì
nag-iimpoc na casama co, ay nagsasambulat.
31 Caya,t, sinasabi co sa inyo: Lahát nang casalanan at
capusung̃án ay ipatatauad sa mang̃a táuo; datapua,t, ang
capusung̃an laban sa Espíritu ay hindì ipatatauad.
32 At sino mang magsalitá ng̃ salitang laban sa Anác nang
táuo, ay ipatatauad sa caniyá, datapua,t, sino mang magsa-
litâ laban sa Espiritu Santo, ay hindì ipatatauad sa caniyá,
cahi,t, sa panahong itó, cahi,t, sa dárating.

*Mang̃a cahoy at mang̃a bung̃a.*

33 O pabutihin ninyo ang cahoy, at mabuti ang bung̃a
niyá; ó pasamàin ninyo ang cahoy, at masamà ang caniyáng
bung̃a; sapagca,t, sa caniyáng bung̃a naquiquilala ang cahoy.
34 Oh lahî nang mang̃a olopóng, ¿paanong macapagsásalità
cayó nang mabubuting mang̃a bagay cung cayo,i, masasamà?
sapagca,t, sa casagañàan nang pusô ay nagsásalità ang bibig.

35 Ang mabuting táuo sa caniyáng mabuting cayamanan
ay cumucuha nang mabubuting bagay; at ang masamáng
táuo sa caniyáng masamang cayamanan ay cumucuha nang
masasamáng bagay.
36 At sinasabi co sa inyo; ang lahát nang salitáng ualáng
cabuluháng sabihin nang manḡa táuo, ay ipagsusulit nilá sa
arao nang paghuhucóm.
37 Sapagca,t, sa iyóng manḡa salità ay patótotohanan ca,
at sa iyóng manḡa salità ay hahatulan ca.

*Ang tandà ni Jonás.*

38 Nang magcágayo,i, nanḡagsisagót sa caniyá ang ilán sa
manḡa escriba at sa manḡa fariseo, na sinabi: Maestro: ibig
naming macaquita nang isáng tandà sa iyó.
39 Datapua,t, siya,i, sumagót, at sinabi sa canilá: Isáng
lahing masamà at mapanḡálunyâ ay humahanap nang tandà;
at hindì siya bíbigyán nang anó mang tandà, cungdì nḡ
tandà nang profetang si Jonás.
40 Sapagca,t, cung paano ang *pagcátirá* ni Jonás na tat-
lóng arao at tatlóng gabí sa tiyán nang malaquing isdà, ay
gayon ding *mátitira* ang Anác nḡ táuo na tatlóng arao at
tatlóng gabí sa pusô nang lupâ.
41 Manḡágbabanḡon sa paghuhucóm ang manḡa táuo sa
Ninive na casama nang mḡa tauo nḡayon at ang mḡa ito,i,
hahatulan nilá; sapagca,t, ang manḡa yaón ay nanḡagsipagsisi
sa panḡanḡaral ni Jonás, at nárito, ang isáng higuít cay Jonás
ay naririto.
42 Magbabanḡon sa paghuhucóm ang reina nang Timugan
na casama nang mḡa tauo nḡayon at ang mḡa ito,i, haha-
tulan niyá: sapagca,t, siya,i, naparitong galing sa manḡa uacás
nang lupâ, upáng paquingan ang carunungan ni Salomón;
at nárito, ang isáng higuit cay Salomón ay naririto.
43 Datapua,t, pagcà ang carumaldumal na espiritu ay lu-
mabás sa táuo, ay lumalacad sa manḡa lugar na ualáng tubig
na hinahanap ang capahinḡahan, at hindì macásumpong.
44 Cung magcágayo,i, sinasabi: Babalic acó sa aquing ba-
hay na linabasán co: at cung siya,i, dumatíng, ay nasusum-
pungang ualáng lamán, naualís at nagagayacan.

45 Cung magcágayo,i, yumayao siyá at nagsasama nang
pitó pang espíritu na lalong masamà cay sa caniyá, at sila,i,
pumapasoc at tumatahan doon; at naguiguing lalô pang
masamà ang huling calagayan nang táuong yaón cay sa
uná. Gayon din namán ang mangyayari sa masamáng
lahing itó.

*Ang familia ni Jesús.*

46 Samantalang siya,i, nagsásalità pa sa caramihan, nárito,
ang caniyáng iná at ang caniyáng manḡa capatid ay nanḡa-
sasalabás, na pinagsisicapan niláng siya,i, macausap.
47 At sinabi sa caniyá nang isá: Nárito, nanḡasasalabás
ang iyóng iná at ang iyóng manḡa capatíd, na pinagsisicapan
niláng macausap ca.
48 Nḡuni,t, siya,i, sumagot at sinabi sa nagsabi sa caniyá:
¿Sino ang aquing iná, at sino-sino ang aquing manḡa ca-
patíd?
49 At iniunat niyá ang caniyáng camáy sa caniyáng manḡa
alagád, at sinabi: Nárito, ang aquing iná at aquing manḡa
capatíd.
50 Sapagca,t, sino mang gumanáp nḡ calooban nang aquing
Amá, na nasa lanḡit, ay siya ang aquing capatíd na lalaqui,
at capatíd na babaye, at iná.

*Talinhagâ tungcól sa magsasacá.*

13 NANG arao na yaón, ay lumabas si Jesús sa bahay, at
naupò sa tabí nang dagat.
2 At naquisama sa caniyá ang lubhang maraming táuo,
ano pa,t, lumulan siya sa daong at naupò; at ang boong
caramihan ay nacatayò sa dalampasigan.
3 At pinagsalitàan silá nang maraming manḡa bagay sa
manḡa talinhagâ, na sinabi: Nárito, ang maghahasíc ay
lumabás upáng maghasíc;
4 at sa paghahasíc, ay nahulog ang ilán sa tabí nang daán;
at dumatíng ang manḡa ibon at quinain nilá.
5 At ang iba,i, nahulog sa manḡa batuhán, na doo,i, ualáng
maraming lupâ; at pagdaca,i, sumibol, sapagca,t, hindì mala-
lim ang lupâ:

6 at pagsicat nang arao ay nasunog; at sapagca,t, ualáng
ugát, ay natuyò.
7 At ang iba,i, nahulog sa dauagan, at lumaquí ang mañga
dauag, at ininís ang *pananim.*
8 At ang iba,i, nahulog sa mabuting lupâ, at nagbuñga,
ang iba,i, tigisáng daán, ang iba,i, tig-aanim na puô, at ang
iba,i, tigatlongpuô.
9 Ang may paquiníg na ipaquiquinig ay maquiníg.
10 At lumapit ang mañga alagád at sa caniya,i, sinabi:
¿Baquit mo silá pinagsasalitaan sa mañga talinhagâ?
11 At sumagót siya at sinabi sa canilá: Sa inyo,i, ipinag-
caloob ang macaalam nang mañga hiuagà nang caharian
nang lañgit, datapua,t, hindì ipinagcaloob sa canilá.
12 Sapagca,t, sino mang mayróon ay bíbigyán, at siya,i,
magcacaroon ng̃ casaganaan; ng̃uni,t, sa sino mang ualà,
sampuò ng̃ tinatangquilic ay aalisín sa caniyá.
13 Cayá,t, sila,i, pinagsasalitaan co sa mg̃a talinhagâ; sa-
pagcá,t, nañgagsisitiñgín ay hindì nañgacacaquita, at nañga-
quíquiníg ay hindì nacacáriníg, at hindì nañgacacaunauâ.
14 At natutupád sa canilá ang hulâ ni Isaias, na nagsasa-
bing: Inyong mápapaquingán ng̃ paquiníg, at sa ano mang
paraa,i, hindì ninyo mapag-uunauâ; At títingnan ninyo,i,
inyong maquiquita at hindì ninyo mamamalas.

15 Sapagca,t, cumapál ang pusô nang bayang itó, At
mahirap na macáriníg ang caniláng mg̃a taiñga, At caniláng
ipiniquit ang caniláng mañga matá; Upáng huag ma-
rahil mañgacaquita ng̃ caniláng mañga matá, At mañga-
cariñgíg ng̃ caniláng mañga taiñga, At mañgacaunauâ ng̃
caniláng pusô, At mañgagbalícloob, At sila,i, aquing
pagaliñgín.

16 Datapua,t, mapapalad ang inyong mañga matá, sapag-
ca,t, nañgacacaquita; at ang inyong mañga taiñga, sapag-
ca,t, nañgacacáriníg.
17 Sapagca,t, catotohanang sinasabi co sa inyo, na hina-
ñgád nang maraming mañga profeta at mañga banál na
maquita ang inyong naquiquita, at hindì nilá naquita; at
máriñgíg ang inyong náririñgíg, at hindì nilá náriñgíg.

18 Paquingán, ng̃à, ninyo ang talinhagâ tungcól sa mag-
hahasíc.
19 Pagcà ang sino ma,i, naquíquiníg nang aral nang ca-
harìan at hindì niyá napaguunauâ, ay pinaparoonan ng̃ Ma-
sama at inaagao ang náhasic sa caniyáng pusô: itó,i, yaong
nahasic sa tabí nang daán.
20 At ang náhasic sa mang̃a batuhán, ay yaóng naqui-
quinig ng̃ aral, at pagdaca,i, tinatangáp nang boong galác;
21 gayon ma,i, ualáng ugát sa caniyáng sarili, cungdì bahagyà
na nalalaon; at pagtitindig ng̃ capighatîan ó paguusig dahil
sa aral, ay pagdaca,i, nátitisod.
22 At ang náhasic sa mang̃a dauagan, ay yaong dumiring̃ig
nang aral; at ang pang̃ang̃asiuâ sa *ucol sa* panahóng *itó*, at
ang dayâ nang mang̃a cayamanan, ay siyang umíinís ng̃ aral,
at naguiguing ualáng bung̃a.
23 At ang náhasic sa mabuting lupâ, ay itó ang dumíring̃íg
nang aral, at nacacaunauâ, na catotohanang nagbubung̃a, at
bumubung̃a ang iba,i, tigsasángdaán, ang iba,i, tigaanim na
può, ang iba,i, tigatlompuò.

*Talinhagâ tungcól sa damóng pangsírâ.*

24 Sinaysay niyá sa canilá ang ibáng talinhagâ na sina-
bing: Ang caharìan nang lang̃it ay catulad ng̃ isáng táuong
naghasic nang mabuting binhì sa caniyáng buquid.
25 Datapua,t, sa pagtulog nang mang̃a táuo ay dumatíng
ang caniyáng caauay, at hinasican namán nang mg̃a pang-
sirang damó sa pag-itan nang trigo, at umalís.
26 Datapua,t, nang sumibol ang damó, at namung̃a, nang
magcágayo,i, lumitáo namán ang mg̃a damóng pangsirâ.
27 At ang mang̃a alipin nang punô nang sambahayán, ay
naparóon at sinabi nilá sa caniyá: Pang̃inoon, ¿hindì bagá
naghasic ca nang mabuting binhì sa iyóng buquid? ¿saan
cayà nagmulà ang mg̃a damóng pangsirâ?
28 At sinabi niyá sa canilá: Isáng caauay ang gumauà
nitó. At sinabi sa caniyá nang mang̃a alipin: ¿Ibig mo,
bagá, na camí pumaroón at aming cunin ang *mg̃a pang-
sirang damó?*

29 Datapua,t, sinabi niyá: Huag; bacà sa pagcuha ng̃ mg̃a
pangsirang damó, ay inyo namáng mábúnot na casama nilá
ang trigo.
30 Pabayàan ninyong magcasamang lumaquí ang isa,t, isá
hangáng sa pagaani: at sa panahón nang pagaani ay sasa-
bihin co sa mang̃a mangaani: Tipunin muna ninyo ang mg̃a
pangsirang damó, at inyong bigquisi,t, hayàin upáng má-
súnog; datapua,t, tipunin ninyo ang trigo sa aquing bang̃án.

*Talinhagâ tungcól sa butil nang mostaza*
*at sa levadura.**

31 Sinaysáy niyá sa canilá ang ibáng talinhagâ, na sinabi:
Ang cahariàn nang lang̃it ay catulad nang isáng butil ng̃
mostaza, na quinuha nang isáng táuo at inihasic sa caniyáng
halamanan.
32 Tunay na siyang lalong maliit sa lahát nang mang̃a
binhì; datapua,t, nang lumaquí, ay lumaquing higuít cay sa
*lahát* nang mang̃a gulay, at naguíng cahoy, anó pa,t,
naparoróon ang mg̃a ibon sa lang̃it at dumadapô sa caniyáng
mang̃a sang̃á.
33 Sinabi niyá sa canilá ang ibáng talinhagâ: Ang caha-
rìan nang lang̃it ay tulad sa levadura na quinuha nang isáng
babaye, at itinagô sa tatlong tacalán nang harina, hangáng
sa ito,i, umasim na lahát.
34 Lahát ng̃ mg̃a bagay na itó ay sinabi ni Jesús sa mang̃a
caramihan sa mg̃a talinhagâ, at cungdì sa talinhagâ ay hindì
silá quinacausap:
35 upáng matupád ang sinabi sa pamamag-itan nang pro-
feta, na nagsabi:—Bubuchin co ang aquing bibíg sa mang̃a
talinhagâ; Sásaysayín co ang mang̃a nátatágong bagay bu-
hat nang lalang̃ín ang sanglibután

*Casaysayan nang talinhagâ tungcól sa mg̃a*
*pangsirang damó.*

36 Nang magcágayon, ay iniuan niyá ang mang̃a carami-
han at nasoc sa bahay, at sa caniya,i, lumapit ang caniyáng

* Ang pinaasim na galapóng.

mañga alagád na nañgagsabìng: Ipaliuanag mo sa amin ang
talinhagâ *tungcól* sa mĝa pangsirang damó sa buquid.
37 At sumagót siya,t, sinabi: Ang naghahasic nang mabu-
ting binhì ay ang Anác nang táuo;
38 at ang buquid ay ang sang-libutan, at ang mabuting
binhì ay ang mañga anác nang cahariàn, at ang mĝa pang-
sirang damó ay ang mañga anác nang Masamà;
39 at ang caauay na naghasic nang mĝa *pangsirang damó*
ay ang diablo; at ang pagaani ay ang catapusán nĝ pana-
hon; at ang mañga mang-aani ay ang mañga angel.
40 Cung paano ang pagtipon sa mĝa pangsirang damó, at
pagsunog sa apóy, gayon din ang mangyayari sa catapusán
nang panahon.
41 Uutusan nang Anác nang táuo ang caniyáng mañga
angel, at caniláng titipunin sa labás nĝ caniyáng cahariàn
ang lahát nang mañga bagay na nacapagpapatisod, at ang
mañga gumágauà nang catampalasanan,
42 at sila,i, igagatong sa calán nang apóy: diyán nĝà ang
pagtañgis at ang pagnĝañgalit nang mañga nĝipin.
43 Cung magcágayo,i, mañgágliliuanag ang mañga banál
na parang arao sa cahariàn nang caniláng Amá. Ang may
paquiníg na ipaquiquinig ay maquiníg.

### *Talinhagâ tungcól sa cayamanang natatagô, sa perlas at sa lambat.*

44 Catulad ang cahariàn nang lañgit nang natatagong ca-
yamanan sa buquid; na nasumpuñgan nang isáng táuo, at
inilihim; at sa caniyáng catuàa,i, yumao,t, ipinagbilí ang
lahát niyáng tinatangquilic, at binilí ang buquid na yaón.
45 Bucód dito ay catulad ang cahariàn nang lañgit nĝ isáng
táuong mañgañgalacal, na humahanap nang magagandang
perlas;
46 at nang macásumpong nang isáng mahalagáng perlas,
yumao,t, ipinagbilí ang lahát niyáng tinatangquilic, at binilí.
47 Bucód dito ay catulad ang cahariàn nang lañgit nang
isáng lambát, na inihulog sa dagat, at nacáhuli nang sari-
saring *isdà;*

48 na nang mapunò, ay hinila sa dalampasigan, at paupò
na tinipon sa mañga sisidlán ang mabuti, datapua,t, itinapon
ang masamà.
49 Gayon din ang mangyayari sa catapusán nang panahon:
lalabas ang mañga angel, at ihíhiualáy ang mañga masasamà
sa mañga banál,
50 at igagatong ang *masasamà* sa calán nang apóy: diyán
na ang pagtañgis at ang pagnğañgalit nang mañga
nğipin.
51 ¿Napag-unauâ bagá ninyo ang lahát nang mañga bagay
na itó? Sinabi nilá sa caniyá: Oo.
52 At sinabi niyá sa canilá: Cayá ñgà ang lahát na escriba
na guinauang alagád sa caharìan nang lañgit, ay catulad ñg
isáng tàuong punô nang sambahayán, na cumucuha sa caniy-
áng cayamanan nang mañga bagay na bago at lumâ.

*Pinaualáng halaga si Jesús sa Nazaret.*

53 At nangyari na nang matapos ni Jesús ang mañga
talinhagang itó, ay umalís doón.
54 At pagparóon sa lupang caniyáng quinamulatan, ay
caniyáng tinuturuan silá sa caniláng sinagoga, anó pa,t,
sila,i, nañgagtátacá at caniláng sinasabi: ¿Saan nagcaróon itó
nang carunuñgang itó, at nang mañga macapangyarihang
gauáng itó?
55 ¿Hindì bagá itó ang anác nang anloagui? ¿hindì bagá
tinatauag na María ang caniyáng iná, at Santiago, at José,
at Simón, at Judas ang caniyáng mañga capatíd?
56 ¿At hindì bagá *nárito* sa atin ang lahát nang caniyáng
mañga capatíd na babaye? ¿Saan, ñgà, nagcaróon itó nang
lahát ñg mañga bagay na itó?
57 At siya,i, quinatitisuran nilá. Datapua,t, sinabi sa canilá
ni Jesús: Ualáng profeta na ualáng capurihán cungdì sa
lupang caniyáng quinamulatan, at sa caniyáng sariling bahay.
58 At hindì gumauà roón nang maraming macapangyari-
hang gauà, dahil sa caualán nilá ñg pananampalataya.

*Pagcamatáy ni Juang Mamiminyag.*

14 NANG PANAHONG yao,i, nárinig ni Herodes na
tetrarca ang balitâ tungcól cay Jesús,
2 at sinabi sa caniyáng manḡa tagapaglincod: Ito,i, si
Juang Mamiminyag; siya,i, nagbanḡon sa manḡa patáy, at
cayà ang mḡa macapangyarihang gauáng itó ay nagágauà
niyá.
3 Sapagca,t, hinuli ni Herodes si Juan, at siya,i, ipinanḡao,
at inilagáy sa bilanguan, dahil cay Herodías, na asaua ni
Felipo na caniyáng capatíd.
4 Sapagca,t, sinabi ni Juan sa caniya: Hindì matuid sa iyó
na iyóng ariín ang *babayeng* iyán.
5 At nang ibig niyáng ipapatay siya, ay siya,i, natatacot sa
bayan, sapagca,t, siya,i, caniláng quiniquilalang profeta.
6 Datapua,t, nang dumatíng ang arao na capanḡanacan cay
Herodes, ay sumayao sa guitnà ang anác na babaye ni Hero-
días, at quinalugdan ni Herodes.
7 Dahil dito,i, ipinanḡacô na may sumpà, na sa caniya,i,
ibíbigáy ang anó mang hinḡín.
8 At ang *dalaga* na inudyucán nang caniyang iná, ay nag-
sabi: Ibigáy mo sa aquin dito, na nasa isáng pingán ang ulo
ni Juang Mamiminyag.
9 At namangláo ang harî; datapua,t, dahil sa caniyáng
mḡa sumpà, at sa manḡa casama niyáng nanḡacaupò sa dul-
ang, ay ipinagutos niyá na *sa caniya,i,* ibigáy.
10 At nagutos siya, *sa isang sundalo,* at pinugutan nḡ ulo
si Juan sa bilanguan.
11 At dinalá ang caniyáng ulo na nasa isáng pingán, at
ibinigáy sa dalaga; at dinalá nitó sa caniyáng iná.
12 At ang caniyáng manḡa alagád ay nagsiparóon at canil-
ang binuhat ang bangcáy, at caniláng inilibíng; at sila,i, nan-
ḡagsialís, at caniláng isinaysay cay Jesús.

*Unang pagpaparami nang manḡa tinapay.*

13 At nang *ito,i,* máринḡig ni Jesús, ay lumigpit roón na
nasa isáng daong, *at* napasa isáng lugár na iláng, *at* bucód,

at nang máriñgig *itó* nang mañga caramihan, ay nañgaglacad
na sumunód sa caniyá mulà sa mañga ciudad.
14 At siya,i, lumabás, at naquita isang lubhang maraming
táuo, at nahabág siya sa canilá, at pinagalíng niya ang sa
canila,i, may mañga saquít.
15 At nang nagtataquip-silim na, lumapit sa caniyá ang
caniyáng mañga alagád, na sinabi: Iláng ang lugár na itó at
lampás na sa oras: paalisín mo na ang mañga caramihan,
upáng sila,i, mañgagsiparóon sa mañga bayan, at sila,i,
mañgagsibili nang caniláng macacain.
16 Datapua,t, sinabi sa canilá ni Jesús: Hindì cailañgang
sila,i, mañgagsialís: bigyán ninyo silá nang macacain.
17 At sinabi nilá sa caniya: ualá tayo rito cungdì limáng
tinapay at dalauáng isdà.
18 At sinabi niya sa canilá: Dalhín ninyo rito sa aquin.
19 At ipinagutos sa mañga caramihan na sila,i, magsihilig
sa damuhán, at quinuha niyá ang limáng tinapay, at ang
dalauáng isdà: at nacatiñgalà sa lañgit, na benendicionan at
hinati nḡ mañga tinapay at ibinigáy sa mañga alagád,
at *ibinigay* nḡ mañga alagád sa mañga caramihan.
20 At cumain siláng lahát, at náñgabusóg: at anḡ caniláng
binuhat na lumabis na mañga pinagpirapirasó, ay labínd-
alauáng bacol na punò.
21 At ang nañgagsicain ay may mañga limáng libong
lalaqui, bucód pa ang mañga babaye at ang mañga batâ.

*Lumalacad si Jesús sa ibabao nang dagat.*

22 At pagdaca,i, pinapagmadalì niyá ang caniyáng mañga
alagád na lumulan sa daong at mañgáuná sa caniyá sa
cabiláng ibayo *nang dagát-dagatan*, hangáng pinaaalís niyá
ang mañga caramihan.
23 At pagcatapos na mapaalís na niyá ang mañga caramihan,
ay umahon siyang bucód sa bundóc, upáng manalañgin; at
nang gumabí na, ay siya,i, nag-iisá róon.
24 Datapua,t, ang daong ay nasa guitnà nang dagat, na
hináhampas nang mañga alon; sapagca,t, ang hañgin ay
sungsóng.

25 At sa icaapat na vigilia* nang gabí ay naparóon siya sa
canilá, na lumalacad sa ibabao nang dagat.
26 At nang maquita siya nang manḡa alagád na *siya,i*,
lumalacad sa ibabao nang dagat, ay nanḡagulomihanan, na
sinabi: ¡ Multó ! at sila,i, nanḡagsisigáo sa tacot.
27 Datapua,t, pagdaca,i, nagsalità sa canilá si Jesús na
sinabi: Lacsán ninyo ang loob; acó; huag cayóng
matacot.
28 At sumagót sa caniyá si Pedro, at sinabi: Panḡinoon,
cung icáo, ay papariyanin mo acó sa iyó sa ibabao nang
manḡa tubig.
29 At sinabi niyá; Halica: At lumunsad si Pedro sa daong
at lumacad sa ibabao nang manḡa tubig upáng pumaróon cay
Jesús.
30 Datapua,t, pagcaquita niyáng malacás ang hanḡin, ay
natacot, at nang siya,i, magpasimuláng lumubóg, ay nagsi-
sigáo, na sinabi: ¡ Panḡinoon, iligtás mo acó !
31 At pagdaca,i, iniunat ni Jesús ang camáy, hinauacan
siya, at sa caniya, sinabi: Oh icáo na cacauntì ang pana-
nampalataya, ¿ baquit ca nagalinglanḡan ?
32 At pagpanhic nilá sa daong, ay humimpil ang hanḡin.
33 At ang manḡa nasa daong ay sinambá siya na sinabi:
Tunay na icáo ang Anác nang Dios.
34 At nḡ macatauid na silá, nadatíng nilá ang lupâ nḡ
Genazaret.
35 At nḡ siya,i, maquilala nang manḡa táuo sa lugár na
iyón, ay sila,i, nanḡagpautos sa boong lupaíng yaóng palibot-
libot, at sa caniya,i, dinalá ang lahát nang manḡa may
saquít;
36 at ipinamamanhíc nilá sa caniyá na ipahipô man
lamang sa canila ang laylayan nang caniyáng damít; at ang
humipô ay pauang nanḡagsigalíng.

*Ang sali,t, saling sabi nang manḡa matatanda.*

15 NANG magcágayo,i, nanḡagsiparóon cay Jesús ang
manḡa escriba at manḡa fariseo mula sa Jerusalem, na
nagsipagsabi:

* **Alas tres nang madaling arao.**

2 ¿Baquit ang iyóng manḡa alagád ay lumalactao sa sali,t,-
saling sabi nang manḡa matatanda? sapagca,t, hindì nanḡag-
huhugas nang caniláng manḡa camáy pagca cumacain silá
nang tinapay.
3 At siya,i, sumagót at sinabi sa canila: ¿Baquit namán
cayo,i, lumalactao sa utos nang Dios dahil sa inyóng sali,t,
saling sabi?
4 Sapagca,t, sinabi nḡ Dios na: Igalang mo ang iyóng
amá at ang iyóng iná, at ang manunḡayao sa amá ò sa ina,
ay mamatáy na ualáng pagsala.
5 Datapua,t, sinasabi ninyo: Sino mang magsabi sa cani-
yáng amá ó sa caniyáng iná: Hayin *co sa Dios* yaóng mang-
yayaring paquinabanḡan mo sa aquin,
6 hindì na gagalang *pa* sa caniyáng amá ó sa caniyáng iná.
At uinalán ninyong cabuluhán ang uicá nang Dios, dahil sa
inyong sali,t, saling sabi.
7 Manḡa mapagpaimbabáo, mabuti ang pagcáhulâ sa inyo
ni Isaías, na nagsabi:

8 Ang bayang ito,i, iguinagalang acó nḡ caniyáng mḡa
labî: Datapua,t, ang caniyáng pusô ay malayô sa aquin.
9 Datapua,t, ualáng cabuluhán ang pagsambá nilá sa
aquin, Sa pagtuturong *parang* manḡa aral ang mḡa
utos nang manḡa táuo.

10 At pinalapit niyá sa caniya ang caramihan, at sa canila,i,
sinabi: Paquingán ninyo at inyong unauàin:
11 Hindì ang pumapasoc sa bibíg ang siyang nacahahaua
sa táuo; cungdì ang lumálabás sa bibíg, itó ang nacahahaua
sa táuo.
12 Nang magcágayo,i, lumapit ang caniyáng manḡa alagád
at sa caniya,i, sinabi: ¿Nalalaman mo bagá na nanḡa-
tisod ang manḡa faríseo, pagcárinig nilá nang uicang itó?
13 Datapua,t, sumagot siya, at sinabi: Ang lahát nang
halamang hindì itinaním nang aquing Amáng nasa lanḡit, ay
bubunutin.
14 Pabayâan ninyo silá: pauang manḡa bulág na tagá-acay;
at cung ang bulág ay umacay sa bulág, ay capuâ silá manḡa-
huhulog sa hucay.

15 At sumagót si Pedro, at sinabi sa caniyá: Ipaliuanag mo
sa amin ang talinhagâ.
16 At sinabi niyá: ¿ Cayó baga,i, ualà ring pag-iisip pa?
17 ¿ Hindì pa bagá ninyo nalalamang ang lahát na pumapasoc sa bibíg, ay pumapasa tiyán, at itinatapon sa lihim
na lugar?
18 Datapua,t, ang mañga bagay na lumálabás sa bibíg, ay
sa pusô nangagaling, at iyán ang pauang nacahahaua sa táuo.
19 Sapagca,t, mulà sa pusô lumálabás ang mañga masasamáng pagiisip, mañga pagpatáy sa capuâ, mañga pañgañgalunyâ, mañga paquiquiapíd, mañga pagnanacao, mañga
pagsacsí sa dì catotohanan, mañga capusuñgán.
20 Ang mañga itó ay siyáng nañgacahahaua sa táuo;
datapua,t, ang cumaing hindì maghugas nang mañga camáy,
ay hindì nacahahaua sa táuo.

*Ang babayeng tagá Canaan.*

21 At umalís doón si Jesús, at lumigpít sa mañga sacop
nang Tiro at nang Sidón.
22 At nárito, ang isáng babayeng tagá Canaan, na lumabás
sa mañga hanganang yaón at nagsísisigáo, na sinabi. Pañginoon, Anác ni David, cahabagán mo acó: ang aquing anác na
babaye ay pinahihirapang mainam nang isáng demonio.
23 Datapua,t, siya,i, hindì sumagót nang anó mang salità
sa caniyá. At linapitan siya nang caniyáng mañga alagád,
at siya,i, caniláng pinamanhicán, na sinabi: Paalisín mo siya,
sapagca,t, nagsísisigáo sa ating hulihán.
24 Datapua,t, siya,i, sumagót, at sinabi: Hindì acó pinagutusan cungdì sa mañga tupang nañgauaualâ sa bahay nang
Israel.
25 Datapua,t, lumapit ang *babaye*, at siya,i, sinambá, na
nagsabi: ¡ Pañginoon, saclolohan mo acó!
26 At siya,i, sumagót, at sinabi: Hindì marapat na cunin
ang tinapay nang mañga anác, at itapon sa mañga aso.
27 Datapua,t, sinabi nang *babaye:* Oo, Panginoon; sapagca,t, ang mañga aso man ay cumacain nang mañga mumo
na nañgalálaglág sa dulang nang caniláng mañga pañginoon.

28 Nang magcágayon ay sumagót si Jesús, at sinabi sa
caniyá: ¡Oh babaye, malaquí ang pananampalataya mo;
mangyari sa iyó ayon sa ibig mo! At gumalíng ang cani-
yáng anác na babaye mulà sa oras na iyón.

*Icalauáng pagpaparami nang manḡa tinapay.*

29 At umalís si Jesús doón, at naparóon sa tabí nang dagat
nang Galilea; at umahon sa bundóc, at naupò doón.
30 At lumapit sa caniyá ang lubháng maraming táuo,
na may *daláng* manḡa piláy, manḡa bulág, manḡa pipi,
manḡa pingcáo, at ibá pang maraming manḡa *may
saquít;* at sila,i, caniláng inilagáy sa manḡa paanán *ni Je-
sús;* at sila,i, pauang pinagaling niyá:
31 anó pa,t, nanḡagtatacá ang caramihan, nang maquita
niláng nagsásalità ang manḡa pipi, gumalíng ang manḡa
pincáo, at lumalacad ang manḡa piláy, at nacacaquita ang
manḡa bulág: at caniláng pinuri ang Dios nang Israel.
32 At pinalapit ni Jesús sa caniyá ang caniyáng manḡa
alagád, at sinabi: Nahahabag acó sa caramihan sapagca,t,
tatlóng arao nang sila,i, nanatili sa aquin at ualà siláng ma-
cain; at ayao cong sila,i, paouîing hindì cumacain, bacà sila,i,
manglupaypay sa daán.
33 At sa caniya,i, sinabi nang manḡa alagád: ¿Saan tayo
macacacuha rito sa iláng nang maraming tinapay, na ating
ibubusog sa ganiyáng lubháng maraming táuo?
34 At sinabi ni Jesús sa canilá: ¿Iláng tinapay mayroon
cayó? At sinabi nilá: Pitó, at caunting maliliit na isdà.
35 At iniutos niyá sa caramihan na manḡagsihilig sa lupâ.
36 At quinuha niyá ang pitóng tinapay at ang manḡa
isdà; at siya ay nagpasalamat, at binahagui, at ibinigay sa
manḡa alagád, at *ibinigay* nḡ manḡa alagád sa manḡa
caramihan.
37 At nanḡagsicain, siláng lahát at nanḡabusóg: at ang
binuhat nilá na lumabis sa manḡa pinagpirápirasó ay pitóng
bacol na punò.
38 At ang manḡa nagsicain ay may apat na libong lalaqui,
bucód pa ang manḡa babaye at ang manḡa batâ.

39 At pinaalís ang manḡa caramihan, at lumulan sa daong at naparóon sa manḡa hanganan nang Magadan.

*Ang levadura nang manḡa Fariseo.*

16 AT DUMATING ang manḡa fariseo at ang manḡa saduceo, na tinutucso siya na sa caniya,i, hinihinḡing
sila,i, pagpaquitàan nang tandàng mula sa lanḡit.
2 Datapua,t, siya,i, sumagót at sa canila,i, sinabi: Cung hapon ay sinasabi ninyo: *Magcácaróon nang* mabuting panahon, sapagca,t, ang lanḡit ay mapulá.
3 At sa umaga: ¿Nḡayo,i, uunós; sapagca,t, mapulá at maculimlim ang lanḡit. Cayo,i, marunong cumilala nḡ pagmumuc-hà nang lanḡit; datapua,t, hindì ninyo *maquilala* ang manḡa tandà nang manḡa panahón?
4 Ang isáng lahing masamà at mapanḡálunyâ ay humahanap nḡ tandà; hindì siya bíbigyán nang ano mang tandà, cungdì nḡ tandà ni Jonás. At sila,i, iniuan niyá, at umalís.
5 At dumatíng ang manḡa alagád sa cabiláng ibayo *nang dagátdagatan,* at nalimutang magdalá nang tinapay.
6 At sinabi sa canilá ni Jesús: Cayo,i, mag-inḡat at manḡilag sa levadura nang manḡa fariseo at nang manḡa saduceo.
7 At sila,i, nanḡagbubulaybulay sa caniláng sarili, na sinasabi: Sapagca,t, hindì tayo nagdalá nang tinapay.
8 At nang máalaman ni Jesús ay sinabi: ¿Baquit cayo,i, nanḡagbubulaybulay sa inyong sarili, *manḡa táuong* cacauntì ang pananampalataya, sapagca,t, ualà cayóng tinapay?
9 ¿Hindì pa ninyo nalalaman, at hindì ninyo naaalaala ang limáng tinapay *na binahagui* sa limáng libong *lalaqui,* at cung iláng bacol ang inyong binuhat?
10 ¿At hindì rin yaong pitóng tinapay *na binahagui* sa apat na libo, at cung iláng bacol ang inyong binuhat?
11 ¿Anó at hindì ninyo napag-uunauâ na hindì ang sinabi co sa inyo,i, tungcól sa tinapay? Datapua,t, cayo,i, mag-inḡat sa levadura nang manḡa fariseo at nang manḡa saduceo.

12 Nang magcágayon ay caniláng natalastas na sa canila,i,
hindì sinabing sila,i, mag-ingat sa levadura nang tinapay,
cungdì sa aral nang manḡa fariseo at nang manḡa saduceo.

*Ang pagsasaysay nḡ pagquilala ni Pedro.*

13 At nang dumating si Jesús sa manḡa sacop nang Cesárea
ni Filipo, itinanóng niyá sa caniyáng manḡa alaḡád, na sina-
bi: ¿Anó bagá ang sabi nang manḡa táuo cung sino ang
Anác nang táuo?
14 At caniláng sinabi: *Anáng* iba,i, si Juang Mamiminyag;
at ang manḡa iba,i, si Elías; ang manḡa iba,i, si Jeremías, ó
isá sa manḡa profeta.
15 Caniyáng sinabi sa canilá: Datapua,t, cayó, ¿anó ang
sabi ninyo cung sino acó?
16 At sumagót si Simón Pedro, at nagsabi: Icaó ang Cris-
to, ang Anác nang Dios na buháy.
17 At sumagót si Jesús, at sa caniya,i, sinabi: Mapalad ca,
Simón Bar-Jonàs; sapagca,t, hindì ipinaquilala sa iyó itó
nang lamán at nang dugò; cungdì nang aquing Amá na nasa
lanḡit.
18 At sinasabi co namán sa iyó, na icáo ay Pedro; at sa
ibabao nang batóng itó ay itátayò co ang aquing iglesia; at
ang manḡa pintúan nang infierno ay hindì mananaig sa
caniyá.
19 Ibíbigáy co sa iyó ang manḡa susî nang caharìan nang
lanḡit; at ang iyóng talìan sa lupâ, ay tatalìan sa lanḡit; at
ang iyóng calagán sa lupâ, ay cacalagán sa lanḡit.
20 Nang magcágayo,i, ipinagbilin sa manḡa alagád na huag
sabihin canino man na siya ang Cristo.
21 Mulà nang panahong yao,i, nagpasimuláng sinaysáy ni
Jesús sa caniyáng manḡa alagád, na quinacailanḡang siya,i,
pumaróon sa Jerusalem, at magbata nḡ maraming bagay sa
manḡa matatanda, at sa manḡa punô nang manḡa sacerdote,
at sa manḡa escriba; at siya,i, patayín, at magbanḡon sa
icatlóng arao.
22 At isinama siya ni Pedro, at nagpasimuláng siya,i, pinag-
uicàan, na sinabi: Panḡinoon, maauâ ca sa iyó: cailan man
ay hindì mangyayari itó sa iyó.

23 Datapua,t, lumiñgón siya, at sinabi cay Pedro: Lumagay ca sa licuran co, Satanás; icáo ay quinatitisuran co: sapagca,t, hindì mo pinag-iisip ang mañga bagay na *na ucol* sa Dios, cungdì ang mañga bagay na *na ucol* sa mañga táuo.

*Pasanín ang caniyáng cruz.*

24 Nang magcágayo,i, sinabi ni Jesús sa caniyáng mañga alagád: Cung ang sino man ay ibig sumunód sa aquin ay tumanguí sa caniyáng sarili, at dalhín ang caniyáng cruz, at sumunód sa aquin.
25 Sapagca,t, ang magibig iligtás ang caniyáng buhay, ay mauaualán; at ang maualán nang caniyáng buhay dahil sa aquin, ay masusundóan.
26 Sapagca,t, ¿anó ang paquiquinabañgin nang táuo cung macamtan man niyá ang boong sanglibutan, at mapapahamac ang caniyáng calulua? O, ¿anóng ibíbigáy nang táuo na tumbas ng̃ caniyáng calulua?
27 Sapagca,t, ang Anác nang táuo ay pariritong sumasacalualhatiân nang caniyáng Amá na casama ang caniyáng mañga angel; at cung magcágayon ay bíbigyán ang baua,t, isá, ayon sa caniyáng mañga gauà.
28 Catotohanang sinasabi co sa inyo; may iláng mañga náririto, na dì matiticman sa anó mang paraan ang camatayan, hangáng sa caniláng maquita ang Anác nang táuo na pumaparito sa caniyáng caharìan.

*Ang pagbabagong-anyò.*

17 AT PAGCARÁAN nang anim na arao, ay isinama ni Jesús si Pedro, at si Santiago, at si Juang capatíd niyá, at sila,i, dinalá sa isáng mataas na bundóc na bucód;
2 at nagbagong anyò sa harap nilá: at nagliuanag ang caniyáng muc-hà na parang arao, at pumutíng parang ilao ang caniyáng mañga damít.
3 At nárito, napaquita sa canilá si Moisés at si Elías, na naquipagusap sa caniyá.
4 At sumagót si Pedro at sinabi cay Jesús: Pañginoon, mabuti sa atin ang mátira tayo rito: cung ibig mo, ay gágauà

acó rito nang tatlóng dampà: isá ang sa iyó, isá ang cay
Moisés, at isa ang cay Elías.
5 Samantalang nagsásalità pa siya, nárito, ay ang isáng
nagníningning na alapaap sa canila,i, lumilim: at nárito
ang isáng voces mulà sa alapaap, na sinabing: Itó ang sinísintá
cong anac, siya ang aquing quinalúlugdan; siya ang inyong
paquingán.
6 At nang márinig itó nang manḡa alagád, ay nanḡasuba-
sob, at nanḡatacot na mainam.
7 At lumapit si Jesús, at sila,i, quinalabít at sinabi: Cayo,i,
manḡagbanḡon at huag cayóng matacot.
8 At nang itaas ang manḡa matá nilá, ay ualà siláng
naquitáng sino man, cungdì si Jesús lamang.
9 At nang sila,i, bumábabà sa bundóc, ay iniutos sa canilá
ni Jesús, na sinabi: Huag ninyong sabihin canino man ang
naquita, hangáng sa ang Anác nang táuo ay macapagbanḡon
sa manḡ patáy.
10 At tinanong siya nang caniyáng manḡa alagád, na
sinabi: ¿Baquit nḡà sinasabi nang manḡa escriba na
quinacailanḡang pumarito muna si Elías?
11 At sumagót siya at sinabi: Catotohanang si Elías ay
paparito, isasaulì *sa dati* ang lahát nang manḡa bagay.
12 Data ua,t, sinasabi co sa inyo, na naparito na si Elías, at
hindì nilá siya naquilala: cungdì guinauà nilá sa caniyá ang
lahát nḡ caniláng inibig. Gayón din ang Anác nang táuo
ay canilá namáng pahihirapan.
13 Nang magcágayo,i, napag-unauâ nang manḡa alagád, na
si Juang Mamiminyag ang sa canila,i, sinasabi.

*Pagpapagalíng sa isáng bobouanin.*

14 At pagdatíng nilá sa caramihan, ay lumapit sa caniyá
ang isáng lalaqui, na sa caniya,i, lumuhód, at nagsabi:
15 ¡Panḡinoon, mahabág ca sa aquing anác na lalaqui,
sapagca,t, bobóuanin, at naghihirap na mainam; sapagca,t,
madalás na násusugbá sa apóy, at madalás sa tubig.
16 At siya,i, dinalá co sa iyóng manḡa alagád, ay hindì
siya napagalíng nilá.
17 At sumagót si Jesús at sinabi: ¡Oh lahing ualáng panan-

ampalataya at tacsil! ¿hangáng cailán maquiquisama acó
sa inyo? ¿hangáng cailán titíisin co cayó? ¡Dalhín ninyo
siya rito sa aquin!
18 At pinaguicâan siya ni Jesús at ang demonio,i, lumabás
sa caniyá; at ang binatâ ay gumalíng mulà sa oras na
yaón.
19 Nang magcágayo,i, nañgagsilapit ang mañga alagád,
cay Jesús na bucód, at sinabi: ¿Baquit bagá hindì napa-
layas namin siya?
20 At sinabi niyá sa canilá: Dahil sa cauntìan nang inyong
pananampalataya; sapagca,t, catotohanang sinasabi co sa inyo:
Cung magcaróon cayó nang pananampalatayang casíng-laquí
nang isáng butil nğ mostaza, ay sasabihin ninyo sa bundóc
na itó: Lumipat ca buhat dito hangáng doón: ay malilipat;
at ualáng hindì ninyo magagaua.
21 Datapua,t, ang ganitóng *demonio,i,* hindì lumalabás
cungdì sa pamamag-itan nang panalañgin at ayuno.
22 At samantalang sila,i, tumatahan sa Galilea, ay sinabi
sa canilá ni Jesús: Ibíbigáy ang Anác nang táuo sa mañga
camáy nang mañga táuo;
23 at siya,i, papatayín at sa icatlóng arao ay siya,i, iba-
bañgon. At sila,i, namanglao na mainam.

*Si Jesús ay nagbabayad nang buís.*

24 At pagdatíng nilá sa Capernaum, ay nañgagsilapit cay
Pedro ang mañga maniniñgil nang calahating siclo,* at
sinabí: ¿Hindì bagá pinagbabayaran nang inyong Maestro
ang calahating siclo?
25 Sinabi niyá: Oo. At nğ pumasoc siya sa bahay, ay
pinagpaunahan siya ni Jesús na sinabi: ¿Anóng acalâ mo,
Simón? Ang mañga harî sa lupâ, ¿canino bagá sinisiñgil
ang cabayarán ó ang buis? ¿sa caniláng mañga anác ó sa
mañga ibáng táuo?
26 At nang sabihin niyá: Sa mañga ibáng-táuo; sinabi
sa caniyá ni Jesús: Cung gayo,i, hindí nagbabayad ang
mañga anác.

* Siclo, limáng sicapat at ualóng cuarta.

27 Datapua,t, upang huag tayong catisuran nilá, pumaroon
ca sa dagat, at ihulog mo ang cauíl, at cunin mo ang
unang isdáng lumitáo, at pagcá naibucá mo na ang cani-
yáng bibíg, ay masusumpuñgán mo ang isáng siclo; cunin
mo, at ibigáy mo sa canilá sa ganáng aquin at iyó.

*Ang pañgulo sa caharìan nang lañgít.*

18 NANG horas na yaón ay lumapit ang mañga alagád cay
Jesús, na nagsabi: ¿Sino ñgà bagá ang pañgulo sa
caharìan nang lañgit?
2 At tinauag niya ang isáng maliit na bata, at ilinagáy
sa guitnà nilá,
3 at sinabi: Catotohanang sinasabi co sa inyo, na cung
hindì cayò magbalíc *loob* at maguíng parang mañga maliliit
na batâ, sa ano mang paráan ay hindì cayó papasoc sa
caharìan nang lañgit.
4 Sino man ñgang magpacababâ na gaya nang maliit
na batang itó, ay siyang pañgulo sa caharìan nang lañgit.
5 At sino mang tumangáp sa isá sa ganitóng maliit na batâ
sa aquing pañgalan, ay acó ang tinátangáp.
6 Datapua,t, sino mang magbigáy icatitisod sa isá sa mñga
maliliit na itó na sumasampalataya sa aquin, ay may pa-
quiquinabañgin pa siya cung bitinan ang caniyáng liig nang
isáng guiliñgang bató na *pinipihit* nang asno, at siya,i
ilubóg sa calaliman nang dagat.
7 ¡Sa abà nang sang-libután dahil sa mñga cadahilanan
nñg pagcatisod! sapagca,t, quinacailañgan na dumating ang
mñga cadahilanan, datapua,t, ¡sa abá nang tauong yaong
pañgaliñgan nang cadahilanan!
8 At cung ang camáy mo ó ang paa mo ay macapagpa-
patisod sa iyó, ay putulin mo, at iyóng itapon: mabuti pa sa
iyó ang pumasoc sa buhay na pingcáo ó piláy cay sa may
dalauáng camáy ó dalauáng paa ay ibulíd ca sa apóy na ualáng
hangán.
9 At cung ang matá mo ay macapagpapatisod sa iyó ay
duquitin mo at iyóng itapon: mabuti pa sa iyó ang pumasoc

sa buhay na iisá ang matá, cay sa may dalauáng matá ay
ibulíd ca sa apoy nḡ infierno.
10 Mag-ingat cayó na huág ninyong paualáng halagá ang
isá sa manḡa maliliit na itó; sapagca,t, sinasabi co sa inyo,
na ang caniláng manḡa angel sa lanḡit ay naquiquitang
palaguî ang muc-hà nang aquing Amá na nasa lanḡit.
11 Sapagca,t, ang Anác nang táuo ay naparito upáng iligtás
ang naligao.
12 ¿Anó ang acalâ ninyo? Cung ang isáng táuo ay may
sangdaáng tupa, at maligao ang isá sa canilá, ¿hindì bagá
iiuan ang siyám na può at siyám, at pápasá manḡa cabund-
ucan at hahanapin ang naligao?
13 At cung mangyaring masumpunḡan, catotohanang
sinasabi co sa inyo, na magágaláe nḡ higuít sa *isáng yaón,*
cay sa siyám na può at siyám na hindì nanḡaligao.
14 Gayon din, hindì caloobán nang Amá ninyong nasa
lanḡit, na ang isá sa mḡa maliliit na itó ay mapahamac.

*Ang pagpapatauad. Talinhagâ tungcol sa may pautang na ualáng auâ.*

15 At cung magcasala laban sa iyó ang capatíd mo, puma-
róon ca at ipatalastas mo sa caniyá ang caniyáng casalanan,
na icáo at siya lamang *ang nacaririnḡig:* cung icáo ay
paquingán niyá, ay nacabig mo ang iyóng capatíd.
16 Datapua,t, cung dì ca paquingán, isama mo ang isá ó
dalauá pa, upáng ang bibig nang dalauá ó tatlong sacsí ay
magpatotóo nang lahát na salità.
17 At cung aayao niyáng paquingán silá, ay sabihin mo sa
iglesia: at cung aayao ring paquingán ang iglesia, ipalagáy
mo siyang parang gentil at maniningil nḡ buis.
18 Catotohanang sinasabi co sa inyo, na ang lahát ninyong
talîan sa lupâ, ay tatalîan sa lanḡit; at ang lahát ninyóng
calagán sa lupâ, ay cácalagán sa lanḡit.
19 Sinasabi co ulì sa inyo, na cung pagcásundoàn nang
dalauá sa inyo sa lupâ, ang nauucol sa alín mang bagay na
canilàng hinḡín, ay gágauín sa canilá nang aquing Amá na
nasa lanḡit.

20 Sapagca,t, cung saan ang dalauá ó tatlo,i, nagcacatipon
sa aquing pañgalan, aco,i, nároróon sa guitnà nilá.
21 Nang magcágayo,i, lumapit si Pedro, at sinabi sa cani-
yá: Pañginoon, ¿macailang magcacasala ang aquing capatíd
laban sa aquin na siya,i, aquing patatauarin? ¿Hangáng sa
macápitó?
22 Sinabi sa caniyá ni Jesús: Hindì co sinasabi sa iyó:
Hangáng sa macápitó, cungdì: Hangáng sa macápitompuong
pitó.
23 Caya,t, ang caharìan nang lañgit ay catulad nang isáng
harî, na nag-ibig maquipaghusay *ñg mña pautang* sa caniyáng
mañga alipin.
24 At nang magpasimuláng maquipaghusay, ay iniharáp
sa caniyá ang isáng sa caniya,i, may utang na sampuong
libong talento.*
25 Datapua,t, sapagca,t, ualà siyang *sucat* icabayad, ipinag-
utos nang caniyáng pañginoong siya,i, ipagbilí, at ang cani-
yáng asaua,t, mañga anác at ang lahat niyáng tinatangquilic,
at nang siya,i, mabayaran.
26 Caya,t, ang alipin ay nagpatirapà, at gumalang sa caniya,
na nagsabi: ¡Pañginoon, pagtiisán mo acó, at pagbabayaran
co sa iyóng lahát!
27 At palibhasa,i, nahahabag ang pañginoon sa aliping yaón,
ay pinaualán siya at ipinatauad ang utang.
28 Datapua,t, umalís ang aliping yaón, at násumpuñgán
ang isá sa mña capuâ niyá alipin, na sa caniya,i, may utang
na isáng daáng denario;† at hinauacan at sinacal niyá, na
sinabi: Pagbayaran mo ang utang mo *sa aquin.*
29 Caya,t, nagpatirapà ang caniyáng capuâ-alipin, at
namanhíc sa caniyá, na sinabi: Pagtiisán mo acó, at pagbab-
ayaran co sa iyó.
30 Datapua,t, siya,i, aayao, cungdì yumaon at ibinilangò
siya hangáng sa magbayad nang utang.
31 Nang maquita ñgà nang caniyáng mañga capuâ-alipin
ang nangyayari, ay sila,i, namangláo na mainam, at naparóon,
at sinaysay sa caniláng pañginoon ang lahát nang nangyari.

* Baua,t, isáng talento ay may dalauáng libong piso.
† May mañga tatlongpuo,t, tatlong piso ang isang-daáng denario.

32 Nang magcágayo,i, tinauag siya nang caniyáng pang-
inoon, at sa caniya,i, sinabi: ¡ Aliping tampalasan! ipinatauad
co sa iyó ang lahát nang utang na yaón, sapagca,t, ipinaman-
híc mo sa aquin.
33 ¿ Hindì bagá dapat na icáo namán ay mahabag sa iyóng
capuâ-alipin, na gaya co namán nang náhabag sa iyó?
34 At sa malaquíng galit nang caniyáng pang̃inoon, ay
ibinigay siya sa mang̃a tagápagpahirap, hangáng sa siya,i,
magbayad nang lahát na utang.
35 Gayon din namán ang gágauín sa inyo nang aquing
Amá na nasa lang̃it cungdì ninyo patauarin sa inyong mang̃a
pusô ang baua,t, isá sa caniyáng capatíd.

*Sa paghihiualáy nang mag-asaua.*

19 AT NANGYARI na nang matapos ni Jesús ang mang̃a
salitang ito, ay umalís sa Galilea, at napasa mang̃a hang-
anan nang Judea, sa daco pa roon nang Jordán.
2 At sumunód sa caniyá ang lubháng maraming táuo, at
sila,i, pinagalíng niyá doón.
3 At dumatíng sa caniyá ang mang̃a fariseo, na siya,i, ti-
nútucsó nilá, at caniláng sinabi: ¿ Matuid bagá *sa lalaqui*
na ihiualáy ang caniyáng asaua sa lahát ng̃ cadahilanan?
4 At siya,i, sumagót at sinabi: ¿ Hindì ninyo nabasa na
ang lumaláng buhat sa unang mulà, ay sila,i, nilaláng na
lalaqui at babaye, at sinabi:
5 ¿ Dahil dito,i, iiuan nang lalaqui ang caniyáng amá at iná,
at maquiquisama sa caniyáng asaua; at ang dalaua ay mag-
uiguing isáng lamán?
6 Cayá ng̃à hindì na silá dalauá, cungdì isáng lamán. Ang
pinapagsama ng̃à nang Dios, ay huag papaghiualayín nang
táuo.
7 Sinabi nilá sa caniyá: ¿ Baquit ng̃à ipinagutos ni Moisés
na magbigáy nang casulatan sa paghihiualáy, at ihiualáy
*ang babaye?*
8 Sinabi niyá sa canilá: Dahil sa catigasan nang inyong
pusô ay ipinahintulot sa inyo ni Moisés na inyong ihiualáy

ang inyong mang̃a asaua; datapua,t, buhat sa unang mulà
ay hindì gayón.
9 At sinasabi co sa inyo, na sino mang *lalaqui* na ihiualáy
ang caniyáng asaua, liban na lamang cung sa paquiquiapíd,
at pacasál sa ibá, nagcacasala ng̃ pang̃ang̃alunyâ: at ang
*lalaqui* na pacasál sa caniyá capag siya,i, inihiualáy, ay
nagcacasala ng̃ pang̃ang̃alunyâ.
10 Ang mang̃a alagád ay nagsabi sa caniyá: Cung ganiyán
ang calagayan nang lalaqui sa caniyáng asaua, ay hindì
dapat pacasal.
11 Datapua,t, sinabi niyá sa canilá: Hindì matatangap ng̃
lahát ang salitang itó, cungdì niyaóng mang̃a pinagca-
calooban.
12 Sapagca,t, may mang̃a eunuco,* na ipinang̃anác na
gayon mulà sa tiyán nang caniláng iná; at may mang̃a
eunuco, na guinauang mang̃a eunuco nang mang̃a táuo: at
may mang̃a eunuco, na nagpaca-eunuco sa caniláng sarili,
dahil sa caharìan nang lang̃it. Ang macatatangap nitó, ay
tumangap.

*Pínupuri ni Jesús ang mang̃a sangol.*

13 Nang magcágayon ay dinalá sa caniyá ang iláng maliliit
na batâ, upáng ipatong niyá ang caniyáng mang̃a camáy
sa canilá, at siya,i, manalang̃in: at sinauay silá nang mang̃a
alagád.
14 Datapua,t, sinabi ni Jesús: Pabayàan ninyo ang maliliit
na batâ, at huag ninyong pagbaualan siláng lumapit sa aquin,
sapagca,t, sa mang̃a ganitó ang caharìan nang lang̃it.
15 At ipinatong niyá ang caniyáng mang̃a camáy sa canilá,
at umalís doón.

*Ang binatang mayaman.*

16 At nárito, dumatíng sa caniyá ang isá, at nagsabi:
Mabuting Maestro, ¿anó ang mabuting bagay na gágauin co
upáng aco,i, magcaróon ng̃ buhay na ualáng hangán?

* Capón ó bating.

17 At sinabi sa caniyá *ni Jesús:* ¿Baquit mo itinátanóng
sa aquin ang tungcól sa mabuti? May iisang mabuti, ang
Dios: datapua,t, cung ibig mong pumasoc sa buhay, ganapín
mo ang mañga utos.
18 Sa caniya,i, sinabi: ¿Alin-alin? At sinabi ni Jesús:
Huag cang pápatay; Huag cang mañgáñgalunyà; Huag
cang magnanacao;
Huag cang sásacsí sa dì catotohanan;
19 Igalang mo ang iyóng amá at ang iyóng iná; at Iibiguin
mo ang capuâ mo táuo na gaya *nang pag-ibig mo* sa iyóng
sarili.
20 Sinabi sa caniyá nang binatâ: Ang lahát nang itó ay
guinanáp co: ¿anó pa ang culang sa aquin?
21 Sinabi sa caniyá ni Jesús: Cung ibig mong maguíng
lubós *na banál,* humayo ca, ipagbilí mo ang tínatangquilic,
mo at ibigáy mo sa mañga duc-hà, at magcacaróon ca nang
cayamanan sa lañgit; at pumarito ca, sumunód ca sa aquin.
22 Datapua,t, nang máriñgig nang binatâ ang salitang *itó*
ay yumaon na namamanglao, sapagca,t, isáng may maraming
tinatangquilic.
23 At sinabi ni Jesús sa caniyáng mañga alagád: Catoto-
hanang sinasabi co sa inyong, mahirap na macapasoc ang
isáng mayaman sa caharìan nang lañgit.
24 At mulíng sinasabi co sa inyo: na magaán pa isáng
camello ang dumaan sa butas nang isáng carayom, cay sa
isáng mayaman ang pumasoc sa caharìan nang Dios.
25 At nang máriñgig *itó* nang mañga alagád, ay nañgagta-
tacang mainam na nagsipagsabi: ¿Sino ñgà cayà ang macali-
ligtas?
26 At pagtiñgin ni Jesús, ay sinabi sa canilá: Hindì
mangyayari itó sa mañga táuo; datapua,t, ang lahát ay
mangyayari sa Dios.
27 Nang magcágayo,i, sumagót si Pedro, at sinabi sa caniyá:
¡Nárito, iniuan namin ang lahát, at sumunód sa iyó! ¿anó,
ñgà baga ang cácamtan namin?
28 At sinabi ni Jesús sa canilá. Catotohanang sinasabi co sa
inyo, na cayóng nañgagsisunód sa aquin, sa pagbabagong lic-
hà pagcà uupò na ang Anác nang táuo sa luclucan nang

caniyáng calualhatìan, cayó nama,i, mañgagsisiupò sa
labíngdalauáng luclucan na huhucuman ang labíngdalauáng
angcán nang Israel.
29 At yaóng lahát na mag-iuan nang mañga bahay, ó
mañga capatíd na lalaqui, ó mañga capatíd na babaye, ó amá,
ó iná, ó asaua, ó mañga anác ó mañga lupâ, dahil sa aquing
pañgalan, ay tátangap nang tig-isangdaan *sa baua,t, isá,* at
magmamana nang ualáng hangáng buhay.
30 Datapua,t, maraming mḡa unang maguiguing huli; at
mḡa huling *maguiguing* una.

*Talinhagâ tungcól sa mañga magpápaupá na naquipag-sará sa iba,t, ibáng oras.*

20 SAPAGCA,T, ang caharìan nang lañgit ay catulad nang
isáng táuo, na punô nang sangbahayán, na umalís pagcá
umaga upáng maquipagsará sa mañga magpápaupá na
magtatrabajo sa caniyáng uvasán.
2 At nang siya,i, maquipagsará na sa mañga magpápaupá,
sa *bayad* na isáng denario sa baua,t, arao, ay inutusan silá
sa caniyáng uvasán.
3 At siya,i, lumabás nang malapit na ang icatlong oras,* at
náquita niyá ang mañga ibá sa pamilihan na nacatayóng
ualáng guinágauá;
4 at sinabi niyá sa canilá: Pumaróon din namán cayó sa
uvasan, at bíbigyán co cayó nang na sa catuiran. At sila,i,
nañgagsiparoon.
5 Lumabás siya ulì nang malapit na ang mañga oras na
icaanim† at icasiyám‡, at gayon din ang guinauá.
6 At lumabás siya nang malapit na ang icalabíng-isáng‖
*oras,* at nacásumpong siya nang mañga ibá na nacatayóng
*ualáng guinágauá* at sinabi niyá sa canilá: ¿Baquit cayo,i,
nañgacatayò rito sa boong maghapong ualáng guiná-
gauà?

* Ó tercia, sa macatuid ay alas 9 nang umaga.
† Hora sexta: álas 12 nang arao.
‡ Hora nona: álas 3 nang hapon.
‖ Hora undécima: álas 5 nang hapon.

7 Sinabi nilá sa caniyá: Sapagca,t, sino ma,i, ualáng
naquipagsará sa amin. Sinabi niyá sa canilá: Pumaróon din
namán cayó sa uvasan.
8 At nang dumating ang hapon, sinabi nang may arî nang
uvasan sa caniyáng catiualâ: Tauaguin mo ang mang̃a mag-
pápaupá, at bayaran mo silá nang caupahan nila mulà sa
mang̃a hulí hangáng sa mang̃a una.
9 At paglapit ng̃ mang̃a *nagsiparóon* nang malapit na ang
icalabíng isáng oras, ay nang̃agsitangáp baua,t, isá nang
isáng denario.
10 At nang mang̃agsilapit ang mang̃a náuna, ang isip
nila,i, mang̃agsisitangáp nang higuít; at sila,i, nang̃ag-
sitangáp din baua,t, isá nang isáng denario.
11 At nang caniláng tangapín, ay nang̃agbubulóng-bulu-
ng̃an laban sa punô nang sangbahayán:
12 na sinasabi: Isá lamang oras ang iguinauà nitóng mang̃a
hulí, ay sila,i, ipinantáy mo sa amin, na aming binatá ang
hirap sa maghapon at ang init na nacasusunog.
13 Datapua,t, siya,i, sumagót at sinabi sa isá sa canilá:
Caibigan, hindì catá iníiling; ¿hindì bagá naquipagsará ca sa
aquin sa isáng denario?
14 Cunin mo ang ganáng iyó, at humayo ca; ibig cong
bigyán itóng hulí nang gaya rin *nang ibinigáy co* sa iyó.
15 ¿Hindì bagá matuid sa aquing gauín co ang aquing
ibig sa ganang aquin? ó ¿masamà *yatâ* ang matá mo,
sapagca,t, aco,i, mabuti?
16 Caya,t, ang mang̃a una,i, máhuhulí, at ang mang̃a hulí
ay máuuná:

*Ang cahing̃îan nang mang̃a anác ni Zebedeo.*

17 At nang pumapanhic si Jesús sa Jerusalem, isinamang
bucod niyá ang labingdalauáng alagád, at sa daa,i, sinabi
sa canilá:
18 Nárito, pumapanhic tayo, sa Jerusalem, at ibíbigáy ang
Anác nang táuo sa mang̃a punô nang mang̃a sacerdote, at sa
mang̃a escriba; at caniláng hahatulang siya,i, patayín,

19 at ibíbigáy siyá, sa mang̃a gentil upáng siya,i, caniláng
alimurahin at palùin, at ipacô *sa cruz*, at siya,i. ibabang̃on
sa icatlóng arao.
20 Nang magcágayo,i, lumapit sa caniyá ang iná nang
mang̃a anác na lalaqui ni Zebedeo na casama ang caniyáng
mang̃a anác, na siya,i, sinásambá at may hiníhing̃ìng isáng
bagay sa caniyá.
21 At sinabi *ni Jesús* sa caniyá: ¿Anó ang ibig mo? Sinabi
nang *babaye* sa caniyá: Ipag-utos mo na itóng aquing dalau-
áng anác ay mang̃agsiupò, ang isa,i, sa iyóng canan, at ang
isa,i, sa iyóng caliuà, sa iyóng caharìan.
22 Ng̃uni,t, sumagót si Jesús at sinabi. Hindì ninyo nalala-
man ang inyong hiníhing̃ì: ¿Mangyayari bagang inomin
ninyo ang copa na malapit nang aquing iinomin? Sa cani-
ya,i, sinabi nilá: Mangyayari.
23 Sinabi niyá sa canilá: Catotohanang iinomín ninyo ang
aquing copa; datapua,t, ang maupò sa aquing canan at sa
*aquin* caliuà, ay hindì aco ang magbíbigáy; cungdì sa mang̃a
pinaghálandàan nang aquing Amá.
24 At nang máring̃ig ng̃ sampuò itó, ay nang̃agalit dahil sa
dalauáng magcapatíd.
25 Datapua,t, tinauag silá ni Jesús, at sinabi: Nálalaman
ninyo na ang mang̃a punô nang mang̃a nación ay pina-
pang̃inoon sa canila, at ang caniláng mg̃a pang̃ulo ay
guinagamit ang capangyarihan sa canilá.
26 Sa inyo,i, hindì magcácágayon; cungdì ang mag-ibig na
lumaquí sa inyo ay maguiguing lingcód ninyo:
27 at sino mang mag-ibig na maguing una sa inyo, ay
maguiguing alipin ninyo:
28 gayon din namán ang Anác nang táuo ay hindì naparito
upáng paglingcurán, cungdì upáng maglingcód, at ibigáy ang
caniyáng buhay sa pagtubós sa marami.

*Ang dalauáng bulág sa Jericó.*

29 At nang sila,i, umalís sa Jericó, ay sumúsunod sa caniyá
ang lubháng maraming táuo.
30 At nárito, ang dalauáng bulág na nang̃acaupò sa tabí
nang daán, nang caniláng máring̃ig na nagdaráan si Jesús,

ay nañgagsisigáo na sinasabi: ¡Pañginoon, Mahabág ca sa
amin, Anác ni David!
31 At pinaguicaan silá nang caramihan upáng sila,i, huag
mag-iñgáy; datapua,t, sila,i, lalong sumisigao, na sinasabi:
Pañginoon Mahabág ca sa amin, Anác ni David.
32 At tumiguil si Jesús, at sila,i, tinauag, at sinabi: ¿Anó
ang ibig ninyong gauín co sa inyo?
33 Sinabi nilá sa caniyá: ¿Pañginoon, na mabucsán ang
mañga matá namin?
34 At palibhasa,i, si Jesús ay nahabág *sa canila,* ay hinípô
ang mañga matá nilá, at pagdaca,i, sila,i, nañgagsitangáp nḡ
caniláng paniñgín, at sumunód silá sa caniyá.

*Masayáng pagpasoc ni Jesús sa Jerusalem.*

21 AT nang malapit na silá sa Jerusalem at sila,i, duma-
ting sa Bethfagé, sa bundóc nang mañga Oliva, nḡ
magcágayo,i, nag-utos si Jesús sa dalauáng alagad,
2 na sinabi sa canilá: Pumaróon cayó sa bayang nasa
tapat ninyo, at pagdaca,i, másusumpuñgán ninyo ang isáng
nacataling asna, na may casamang isáng pollino, calaguín
ninyo,at dalhín ninyo sa aquin.
3 At cung may magsabi sa inyo nang anó man, sasabihin
ninyo: Quinacailañgan silá nang Pañginoon; at pagdaca,i,
padádalá.
4 At nangyari itó, upáng matupád ang sinabi nang profeta,
na nagsabi:

5 Sabihin ninyo sa anác na babaye nang Sión: Nárito,
ang Harî mo,i, pumaparito sa iyó, na maamô, at
nacasacáy sa isáng asna, at sa isáng pollino, na anác
nang asna.

6 At nañgagsiparoón ang mañga alagád, at guinauà nilá
ayon sa ipinag-utos ni Jesús.
7 At caniláng dinalá ang asna at ang pollino, at inilagay
nilá sa ibabao *nang dalauáng itó* ang caniláng mañga damit,
at sumacay nitó *si Jesús.*
8 At inilalatag sa daán nang marami sa caramihan ang
caniláng mañga damít sa daan, at ang mañga iba,i, pumutol

nang manḡa sanḡá nang manḡa cahoy, at ilinalatag sa
daán.
9 At ang manḡa caramihang nasa unahán niyá, at ang
manḡa sumusunod, ay pauang sumísigao na sinasabi: ¡ Hosanna
sa Anác ni David!—¡ Purihin ang pumaparito sa panḡalan
nang Panḡinoon!—¡ Hosanna sa caitaasan!
10 At nang pumasoc si *Jesús* sa Jerusalem, ay nagcaguló
ang boong ciudad na sinabi: ¿ Sino bagá itó?
11 At sinasabi nang manḡa caramihan: Ito,i, si Jesús, ang
profetang tagá Nazaret, *na sacóp* nang Galilea.

*Paglilinis nang templo.*

12 At nasoc si Jesús sa templo nang Dios, at pinalayas niyá
ang lahát nang manḡa nagbíbili at namímilí sa templo, at
guinuló niyá ang manḡa papag nang manḡa mamamalit nang
salapì, at ang manḡa upôan nang manḡa nagbíbilí nang
manḡa calapati.
13 At sinabi niya sa canilá: Násusulat: ¡ Ang aquing
bahay, ay tatauaguing bahay nang pánalanḡinan, datapua,t,
guinagauà ninyong yunḡib nang manḡa magnanacao!
14 At nanḡagsilapit sa caniyá sa templo ang mḡa bulág at
manḡa piláy, at sila,i, caniyáng pinagalíng.
15 Datapua,t, nang maquita nḡ mḡa punô nang manḡa
sacerdote at nḡ manḡa escriba, ang manḡa cababalagháng
caniyáng guinágauà, at ang manḡa batang nanḡagsisigauan
sa templo, at sinasabing: ¡ Hosanna sa Anác ni David! ay
sila,i, nanḡagalit,
16 at sa caniya,i, caniláng sinabi: ¿ Náriringíg mo bagá
ang sinasabi nang manḡa itó? At sinabi sa canilá ni Jesús:
Oo: ¿ cailán man baga,i, hindì ninyo nabasang:—Sa bibíg nang
manḡa sangól at nang manḡa sumususo iyóng linubós ang
pagpupuri?
17 At sila,i, caniyáng iniuan, at pumaroon sa labás nang
ciudad, sa Bethania; at siya,i, naquipanuluyan doón.

*Ang natuyóng higuera.*

18 At pagcá umagá, nang siya,i, bumábalíc sa ciudad, ay
siya,i, nagutom.

19 At nang siya,i, macaquita nang isáng púnong higuera sa
tabi ng̃ daán, caniyáng pinaroonan, at ualà nasundoang anó
man doón, cungdì mang̃a dahon lamang; at sinabi niyá *sa
higuera*: Mulà ng̃ayo,i, huag cang magbung̃a magpacailan
man. At pagdaca,i, natuyò ang higuera.
20 At pagcaquita nito nang mang̃a alagád, ay nang̃agtacá
na sinabi: ¿Anó at pagdaca,i, natuyó ang higuera?
21 At sumagót si Jesús at sa canila,i, sinabi: Catotohanang
sinasabi co sa inyo na cung cayo,i, magcaroón nang pana-
nampalataya, at di cayó magalinglang̃an, hindì lamang
magágauà ninyo ang nangyari sa higuera, cungdì cahîman
sabihin ninyo dito sa bundóc na itong: ¡Umalís ca, at
sumugbá ca sa dagat! ay mangyayari.
22 At lahát ninyong hing̃ín sa panalang̃in, na may pana-
nampalataya, ay inyong tatangapin.

*Ang pagbibinyág ni Juan.*

23 At pagpasoc niya sa templo, ay nang̃agsilapit sa caniyá
ang mang̃a punô nang mang̃a sacerdote at ang mang̃a
matatanda sa bayan, samantalang siya,i, nagtuturô, at
sinabi: ¿Sa anóng capangyaríhan guinágauà mo ang mang̃a
bagay na itó? ¿at sino ang sa iyo,i, nagbigáy nang capang-
yarihang itó?
24 At sumagót si Jesús, at sa canila,i, sinabi: Tátanung̃ín
co namán cayó nang isáng salità, na cung inyong sabihin sa
aquin, sasabihin co namán sa inyo cung sa anóng capangyarí-
hang guinágauà co ang mg̃a bagay na itó.
25 Ang binyág ni Juan, ¿saán bagá galing? ¿sa lang̃it, ó
sa mang̃a táuo? At caniláng pinagbubulaybulay sa caniláng
sarili, na sinasabi: Cung sabihin nating: sa lang̃it, sasabihin
niya sa ating: ¿Baquit ng̃à hindì ninyo siya pinaniualâan?
26 Datapua,t, cung sabihin nating: sa mang̃a táuo; tayo,i,
nang̃atatacot sa caramihan, sapagca,t, quiníquilala nang lahát
na profeta si Juan.
27 At sila,i, sumagót cay Jesús, at sinabi: Hindì namin
nalalaman. Caniyáng sinabi namán sa canilá: Hindì co rin
sasabihin sa inyo cung sa anóng capangyarihan guinágauà
co ang mang̃a bagay na itó.

*Talinhagâ tungcol sa dalauáng anác na lalaqui.*

28 Datapua,t, ¿anó sa acalâ ninyó? Isang tauo ay may
dalauáng anác; at lumapit siya sa panḡanay at sinabi: Anác
pumaróon ca at magtrabajo ca nḡayon sa uvasan.
29 At sumagót siya, at sinabi: Ayao acó. Datapua,t, nag-
sisi siya pagcatapos, at siya,i, naparoón.
30 At lumapit sa icalauá, at gayon din ang sinabi sa caniyá:
At sumagót siya, at sinabi: Acó pô ay *paroroon;* at hindì
naparóon.
31 ¿Alín bagá sa dalauá ang gumanáp nḡ caloobán nang
caniyáng amá? Sinabi nilá: Ang panḡanay. Sinabi sa canilá
ni Jesús: Catotohanang sinasabi co sa inyo na ang manḡa
maniningil nḡ buis at ang manḡa dalahirâ ay nanḡunḡuna sa
inyong paroroon sa caharìan nang Dios.
32 Sapagca,t, naparito si Juan sa inyo sa daán nang
cabanalan, ay hindì ninyo siya pinaniualâan; datapua,t,
pinaniualâan siya nang manḡa maniningil nḡ buis at nang
manḡa dalahirâ; at cayó, sa pagcaquita nitó ay hindì cayó
nanḡagsisi pagcatapos, upáng cayo,i, maniualâ sa caniyá.

*Talinhagâ tungcol sa manḡa tampalasang magsasacá.*

33 Paquingán ninyo ang ibang talinhaga: May isáng táuo,
na punô nang sambahayán na nagtaním nang isáng uvasan,
at binacuran niyá nang mḡa buhay na cahoy sa palibot, at
humucay roón nang isáng mapagpipisàan nḡ uvas, at nagtayò
nang isáng bantayan, at pinaupahan sa manḡa magsasacá,
at napasa ibáng bayan.
34 At nang malapit na ang panahón nang pamumunḡa,
inutusan ang caniyáng manḡa alipin sa manḡa magsasacá,
upáng tangapín ang caniyáng manḡa bunḡa.
35 At hinauacan nang manḡa magsasacá ang caniyáng
manḡa alipin, at pinalô nilá ang isá, at ang isa,i, pinatay, at
ang isa,i, binató.
36 Muling inutusan ang ibáng mḡa alipin, na mahiguit pa
sa manḡa náuna, at guinauà rin sa canilá ang gayong ding
bagay.

37 Datapua,t, pagcatapos ay pinag-utusan sa canilá ang
caniyáng anác, at sinabi: Igágalang nila ang aquing anác.
38 Datapua,t, nang maquita nang mañga magsasacá ang
anác, ay sinabi sa caniláng sarili: Itó ang magmamana; halí
cayó, atin siyang patayín, at cunin natin ang caniyáng mana.
39 At siya,i, hinauacan nila, at pinalayas siya sa uvasan, at
pinatáy siya.
40 Cung dumatíng ñgà ang may-arî nang uvasan, ¿anó
cayà ang gágauín sa mañga magsasacáng yaón?
41 Sinabi nilá sa caniyá: Pupucsaíng ualáng auâ ang mñga
tampalasang yaon, at pauupahan ang uvasan sa mañga
ibáng magsasacá, na sa caniya,i, mañgagbabayad nang mañga
buñga sa caniláng mañga capanahunan.
42 Sinabi sa canilá ni Jesús: ¿Cailán man baga,i, hindì
ninyo nabasa sa mañga Casulátan:

Ang bató na pinaualáng halagá nang mañga nagtátayò
*nang bahay*, Ang siya ring naguíng pañgulo sa panulóc:
Guínauâ itó ñg Pañginoon, at caguiláguilalás sa ating
mañga matá?

43 Cayá ñgà sinasabi co sa inyo, na aalisín sa inyo ang caha-
rìan nang Dios, at ibíbigáy sa bayang magcacaroon nang
mañga buñga *nang caharìan.*
44 At ang mahulog sa ibabao nang batóng itó, ay madu-
durog; datapua,t, sino mang caniyáng málagpacán, ay masa-
sabog na parang alaboc.
45 At nang máriñgig nang mañga punô nang mañga saccr-
dote at nang mañga fariseo ang caniyáng mañga talinhagâ,
ay caniláng napagunauâ na silá ang caniyáng sinasabi.
46 At ñg pinagsisicapan nilang siya,i, hulihin, ay nañgatacot
sila sa caramihan; sapagca,t, siya,i, caniláng quiniquilalang
profeta.

*Talinhagâ tungcol sa mañga pagcacasal.*

22 AT SUMAGOT si Jesús, at mulíng pinagsalitâan silá
sa mañga talinhagâ, na sinabi:
2 Tulad ang caharían nang lañgit sa isáng harî na ipinag-
diuáng ang casalan nang caniyáng anác na lalaqui;

3 At inutusan ang caniyáng mangã alípin upáng tauaguin
ang mangã inanyayáhan sa casalan ; at aayao pumaroón ang
mangã *inanyayahan.*
4 Mulíng nag-utos siya sa mangã ibáng alipin, na sinabi:
Sabihin ninyo sa mangã inanyayáhan: Nárito, inihandà co
ang aquing pagcain ; pauang pinatáy co ang aquing mangã
vaca at mangã *hayop* na pinatabà, at náhahandà nang lahát:
halí cayó sa casalan.
5 Datapua,t, hindì nilá pinansín, at sila,i, nangãgsialís ; ang
isa,i, *naparóon* sa caniyáng sariling buquid, ang isa,i, sa
caniyáng mangã calacal ;
6 at ang mangã iba,i, caniláng hinauacan ang caniyang
mangã alipin, at caniláng dinuahagui at caniláng pinatáy.
7 Datapua,t, ang harî ay nagalit; at inutusan ang caniyáng
mangã hucbó, at pinucsà ang mangã mámamátay-táuong
yaón, at sinunog ang caniláng ciudad.
8 Nang magcágayo,i, sinabi niya sa caniyáng mangã alipin.
Nahláhandà ang casalan, ngũni,t, hindì carapatdapat ang
mangã inanyayahan.
9 Pumaróon ngã cayó sa mangã pinagsasangãhán ng̃ mangã
daán, at anyayahan ninyo sa casalan ang lahát ninyong
másumpungãn.
10 At nangãgsilabás ang mangã aliping yaón sa manga
daán, at caniláng tinipon ang lahát niláng nasumpungan,
masasamà at magagalíng ; at napunò nang mangã inanya-
yahan ang casalan.
11 Datapua,t, pagpasoc ng̃ harî upang tingnan ang mangã
inanyayahan, ay doo,i, naquita niyá ang isáng táuo na hindì
naráramtan nang bihis casalan.
12 At sinabi *nang harî* sa caniyá : Catoto, ¿anó at pumasoc
icáo rito na ualang bihis casalan? At siya,i, napipí.
13 Nang magcágayo,i, sinabi nang harî sa mangã naglíling-
cód : Gapusin ninyo ang mangã paa,t, mangã camáy niyá, at
itapon ninyo siya sa mangã cadilimán sa labás : diyán na ngã
ang pagtangĩs at ang pagngãngãlit nang mangã ngĩpin.
14 Sapagca,t, marami ang mangã tinatauag, datapua,t,
cácauntì ang mangã hirang.

*Ang salitaan tungcól sa buís.*

15 Nang macágayo,i, nañgagsialis ang mañga fariseo, at
nañgagpulong silá cung paano cayà ang paghuli sa caniyá sa
*anó mang* pananalità.
16 At inutúsan nilá sa caniyá ang caniláng mañga alagád na
casama nang mañga Herodiano, na nagsipagsábi: Maestro,
nalalaman naming icao ay mapagpatotoo, at itinuturô mo na
may catotohanan ang daán nang Dios; at hindì ca nañgíñgimî
canino man, sapagca,t, hindì mo tinítingnan ang calagayan
nang mañga táuo.
17 Sabihin mo ñgà sa amin cung anó sa acalâ mo: ¿Catuiran
bagá na bumuis cay César, ó hindì?
18 Datapua,t, napagquiquilala ni Jesús ang caniláng casa-
mán, at sinabi sa canilá: ¿Baquit ninyo acó tinútucsó, cayong
mañga mápagpaimbabáo?
19 Ipaquita ninyo sa aquin ang salapì nang buís. At dinalá
nilá sa caniyá ang isáng denario.
20 At sinabi niyá sa canilá: ¿Canino ang larauang itó at
ang nasusulat?
21 Sinabi nilá sa caniyá: Cay César. Nang magcágayo,i,
sinabi niyá sa canilá: Bayaran ninyo cay César ang cay César,
at sa Dios ang sa Dios.
22 Pagcariñgig nila nito ay nañgagsipanguilalás, at siya,i,
iniuan, at nañgagsialís.

*Ang mañga Saduceo at ang pagcabuhay na mag-ulì.*

23 Nang arao na yaon, ay lumapit sa caniya ang mañga
saduceo, na nañgagsasabing ualáng pagcabuhay na magulì,
at siya,i, caniláng tinanóng,
24 na sinabi: Maestro: sinabi ni Moisés: Cung mamatáy
ang sino mang lalaqui na ualáng mañga anác, ay pacasál ang
caniyáng capatíd na lalaqui sa asaua niya, at bigyán nang lipî
ang caniyang capatíd na lalaqui.
25 Nagcaroon ñgà sa amin nang pitóng magcacapatíd na
lalaqui, at nagasaua ang pañganay at namatáy; at sapagca,t,
hindì siya nagcaanác, ay iniuan niyá ang caniyáng asaua sa
capatíd niyáng lalaqui.

26 Gayon din namán ang *nangyari* sa pan̄galauá, at sa
pan̄gatlò, hangáng sa icapitó.
27 At sa cáhulíhulíhan nilang lahát ay namatáy ang
babaye.
28 Sa pagcabuhay n̄gáng mag-ulì, ¿sino cayà doón sa pitó
ang maguíguing asaua? sapagca,t, siya,i, naguing asaua niláng
lahát.
29 N̄guni,t, sumagót si Jesús, at sinabi sa canila: Nan̄gag-
cácámalì cayó, sa hindì pagcaalam nang man̄ga Casulatan, at
hindì rin nang capangyarihan nang Dios.
30 Sapagca,t, sa pagcabuhay na mag-ulí ay hindì na nan̄g-
agsipagasaua at hindì pinagaasaua, cungdì gaya nang man̄ga
angel sa lan̄git.
31 Nguni,t, tungcól sa pagcabuhay na mag-ulì nang man̄ga
patáy, ¿hindì bagá ninyo nabasa ang sinalità sa inyo nang
Dios, na sinabi:
32 Acó ang Dios ni Abraham, at ang Dios ni Isaac, at ang
Dios ni Jacob? Ang Dios ay hindì *Dios* nang man̄ga patáy,
cungdì nang man̄ga buháy.
33 At nang márin̄gig itó nang mḡa caramihan, ay nan̄g-
agtátacá sa caniyáng man̄ga aral.

*Ang daquilang utos.*

34 Datapua,t, nang máriñgig nang man̄ga fariseo na cani-
yáng naticom ang bibíg nang man̄ga saduceo, ay nan̄gag-
catípon sila;
35 At isá sa canilá, na tagá pagsalaysáy nang cautusán, ay
siya,i, tinanóng n̄g isang tanong na siya,i, tinútucsó:
36 Maestro, ¿ alín bagá ang daquilang utos nang cautusán?
37 At sinabi sa caniyá *ni Jesús:* Iibiguin mo ang Pan̄g-
inoong iyóng Dios nang boong pusô mo, at nang boong calu-
lua mo, at nang boong pag-iisip mo.
38 Itó ang pan̄gulo at ang daquilang utos.
39 At ang pan̄galaua,i, cauan̄gis nitó: Iibiguin mo ang
capuâ mo na gaya *nang pag-ibig mo* sa iyóng sarili.
40 Sa dalauáng utos na ito,i, náoouì ang boong cautusán,
at ang man̄ga profeta.

*Ang Cristo,i, anác ni David.*

41 At sa pagcacatipon nang manḡa fariseo, ay tinanóng
silá ni Jesús nḡ isang tanong,
42 na sinabi: ¿Anó ang acalâ ninyo tungcól cay Cristo?
¿canino bagá siyang anác? Sinabi nilá sa caniyá: Cay
David.
43 Sinabi niyá sa canilá: ¿Cung gayo,i, baquit bagá tinatauag
siya ni David na Panḡinoon, sa Espíritu, na sinabi:

44 Sinabi nang Panḡinoon sa aquing Panḡinoon: Maupò
ca sa aquing canan, Hangang sa ilagay co ang iyong
manḡa caauay sa ilalim nang iyóng manḡa páa.
45 Cung tinatauag nḡà siya ni David na Panḡinoon,
¿baquit nḡà bagá siya,i, caniyáng Anác?

46 At sino ma,i, ualáng macasagót sa caniyá nang isáng
salità; at sino ma,i, ualà nang manḡahás, buhat sa arao na
yaón, na tumanóng pa sa caniyá nḡ ano mang tanong.

*Pinulâan ni Jesús ang manḡa escriba at manḡa fariseo.*

23 NANG magcágayo,i, nagsalità si Jesús sa caramihan
at sa caniyáng manḡa alagád,
2 na sinabi: Nanḡagsísiupò ang manḡa escriba at manḡa
fariseo sa luclucan ni Moisés:
3 lahát nḡà na sa inyo,i, caniláng ipagutos, ay ganapín
ninyo at gauín; datapua,t, huag cayóng gumauà nang alinsunod
sa caniláng mḡa gauà; sapagca,t, canilang sinasabi at
hindì nila guinágauà.
4 Sapagca,t, sila,i, nanḡagbíbigquís nang mabibigát na pasán
at mahihirap na dalhín at iniaatang sa manḡa balicat nang
manḡa táuo; datapua,t, aayao niláng quilusin ang manḡa
*pasáng* iyán nang caniláng dalirì.
5 Datapua,t, guinágauà nilá ang lahát nang canilang gauà
upáng maquita nang manḡa táuo; sapagca,t, nagpapalapad
nang caniláng filacteria, at nagpapalaquí nang manḡa laylayan
*nang caniláng manḡa damít.*

6 At caniláng iniibig ang manḡa panḡulong upôan sa
manḡa paghapon at ang manḡa panḡulong luclucan sa manḡa
sinagoga,
7 at ang manḡa pagpugay sa *canilá* sa manḡa lansanḡan,
at ang sila,i, tauaguin nang manḡa táuong ¡ Rabbí !
8 Datapua,t, cayo,i, huag patauag na Rabbí ; sapagca,t, iisá
ang inyong maestro, at cayóng lahát ay pauang màgca-
capatíd.
9 At huag ninyong tauaguing inyong amá ang sino man
sa lupâ, sapagca,t, iisá ang inyong Amá, na nasa lanḡit.
10 At huag din cayóng patauag na maestro sapagca,t, iisá
ang inyong maestro, ang Cristo.
11 Datapua,t, ang panḡulo sa inyo, ay maguiguing lingcód
ninyo.
12 At ang nagmamataas ay mábababà ; at ang nagpápa-
cababâ, ay mátatáas.
13 Datapua,t, ¡ sa abá ninyo, manḡa escriba at manḡa fari-
seo, manḡa mapagpaimbabáo ! sapagca,t, sinásarhan ninyo
ang caharìan nang lanḡit sa harapán nang manḡa táuo ;
sapagca,t, cayo,i, hindì pumapasoc, at ang manḡa nagsisipasoc
ay hindì ninyong bayàang pumasoc.
14 ¡ Sa abá ninyo, manḡa escriba at manḡa fariseo, manḡa
mapagpaimbabáo ! sapagca,t, linalamon ninyo ang manḡa
bahay nang manḡa babayeng bao, at inyong dinádahilán ang
manḡa mahahabang panalanḡin : dahil dito ay tatangap cayó
nang lalong malaquing cahatulan.
15 ¡ Sa abá ninyo, manḡa escriba at manḡa fariseo, manḡa
mapagpaimbabáo ! sapagca,t, inyong linilibot ang dagat at
ang lupâ sa paghanap nang isáng inyong cacampí* at
cung siya,i, magcagayon, ay guinágauà ninyong ibayo ang
higuít nang sa caniya,i, pagcaanác nang infierno cay sa
inyo.
16 ¡ Sa abá ninyo, manḡa tagáacay na bulág ! na inyong
sinasabi : Cung ipanumpà nino man ang templo, ay ualáng
anó man ; datapua,t, Cung ipanumpà nino man ang guintò
nang templo, ay may càutanḡán.

* O nahicayat sa pagcajudio.

17 ¡ Mang̃a mangmang at mang̃a bulág ! ¿ alín ng̃à bagá ang
lalong malaquí ang guintò, ó ang templo na dumaraquilâ
sa guintó ?
18 At : Cung ipanumpà nino man ang altar, ay ualáng
anó man ; datapua,t, cung ipanumpà nino man ang handóg
na nasa ibabao *nang altar*, ay may cautang̃án.
19 ¡ Mang̃a bulág ! ¿ alín bagá ng̃à ang lalong malaquí :
ang handóg, ó ang altar na dumaraquila sa handóg ?
20 Caya,t, ang ipinanunumpà ang altar, ay ipinanunūmpà
*ang altar*, at ang lahát na nasa ibabao *nang altar*.
21 At ang ipinanunumpà ang templo, ay ipinanunumpà *ang
templo*, at yaóng tumátahán *sa templo*.
22 At ang ipinanunumpà ang lang̃it, ay ipinanunumpà ang
luclucan nang Dios, at yaong nalulucloc *sa luclucan*.
23 ¡ Sa abá ninyo, mang̃a escriba at mang̃a fariseo, mang̃a
mapagpaimbabáo ! sapagca,t, sinísing̃il ninyo ang sa icapuò
nang yerba buena, at nang anis, at nang comino, at inyong
pinababayaang di guinágauá ang lalong mang̃a malalaquing
bagay nang cautusán, *na dì iba,t*, ang *tapát na* paghatol,
at ang pagcaauâ, at ang pananampalataya ; quinácailang̃ang
gauín ninyo ang mang̃a bagay na itó, at huag pabayaang dì
gauin yaóng mang̃a ibá.
24 ¡ Mang̃a tagáacay na bulág, na inyong sinasalâ ang lamóc,
at linúlunóc ninyo ang camello !
25 ¡ Sa abá ninyo, mang̃a escriba at mang̃a fariseo,
mang̃a mapagpaimbabáo ! sapagca,t, inyong linilinis ang
dacong labás nang copa at nang pingán, datapua,t, sa loob
ay punò nang panglulupig at nang mang̃a labis na cata-
cauan.
26 ¡ Bulág na fariseo ! linisin mo muna ang dacong loob nang
copa at nang pingán, upáng malinis namán ang caniyang
dacong labás.
27 ¡ Sa abá ninyo, mang̃a escriba at mang̃a fariseo, mg̃a
mapagpaimbabao ! sapagca,t, catulad cayó nang mang̃a libing̃-
ang pinaputì na, may anyong magagandá sa labás ; datapua,t,
sa loob ay punó nang mang̃a butó nang mang̃a patáy at nang
lahát na carimarimarim.

28 Gayon din namán cayó, sa labás ay nagaanyóng banál
cayó sa manḡa táuo; datapua,t, sa loob ay punò cayó nang
pagpapaimbabáo at nang catampalasanan.
29 ¡ Sa abá ninyo, manḡa escriba at manḡa fariseo, manḡa
mapagpaimbabáo! sapagca,t, itinátayò ninyo ang manḡa
libinḡan nang manḡa profeta, at inyong guinágayacán ang
manḡa libinḡan nang manḡa banál,
30 at sinasabi ninyo: Cung camí sana ang nabubuhay
nang manḡa panahón nang aming manḡa magulang, hindí
disín camí nacaramay nila sa *pagbubuhos nang* dugò nang
manḡa profeta.
31 Caya,t, nagpapatotóo cayó sa inyong sarili, na cayo,i,
manḡa anác niyaóng manḡa nagsipatáy sa manḡa profeta.
32 Punòin nḡà ninyo ang tacalán nang inyong manḡa
magulang!
33 ¡ Manḡa ahas, lahî nang manḡa olopóng! ¿ paanong
macauáualà cayó sa caparusahán sa infierno?
34 Caya,t, nárito, inuutusan co sa inyo ang manḡa profeta,
at manḡa pantás, at manḡa escriba; at sa canila,i, ang
manḡa iba,i, inyong pápatayín at ipapacô sa cruz, at ang
manḡa ibá sa canila,i, inyong papalûin sa inyong manḡa
sinagoga, at sila,i, inyong paguusíguin sa bayan-bayan.
35 Upáng mahulog sa inyo ang lahát nang banál na dugò
na nábuhos sa ibabao nang lupâ, buhat sa dugò nang banál na
si Abel hangáng sa dugò ni Zacarías, na anác ni Barachîas,
na pinatáy ninyo sa pag-itan nang Santuario at nang altar.
36 Catotohanang sinasabi co sa inyo na dárating ang lahát
nang itó sa lahing itó.
37 ¡ Oh Jerusalem! ¡ Jerusalem! na pumapatay sa manḡa
profeta, at bumabato sa manḡa inuutusan sa caniya,
¡ macáilang inibig cong tipunin ang iyóng manḡa anác, na
gaya nang pagtitipon nang inahíng manoc sa caniyáng manḡa
sisiu sa ilalim nang caniyáng manḡa pacpác, ay aayao ca!
38 ¡ Nárito! sa inyo,i, iniiuang ualáng anó man ang inyong
bahay.
39 Sapagca,t, sinasabi co sa inyo, na buhat nḡayón ay hindì
ninyo acó maquiquita, hangáng sa inyong sabihin: ¡ Mapalad
ang pumaparito sa panḡalan nang Panḡinoon!

*Ang pang̃ang̃aral na humúhulâ: Ang pasimulà nang mang̃a paghihirap.*

24 AT LUMABÁS si Jesús sa templo at siya,i, lumalacad,
at lumapit sa caniyá ang caniyáng mang̃a alagád, upáng
sa caniya,i, iturô ang mang̃a edificio nang templo.
2 Datapua,t, siya,i, sumagot, at sa canila,i, sinabi: ¿Hindì
ninyo naquiquita ang lahát nang bagay na itó? Catotoha-
nang sinasabi co sa inyo, na uala matira ditong ng̃ isang
bató sa ibabao nang capuâ *bató*, na hindì iguíguibà.
3 At nang siya,i, naúupò sa bundóc nang mang̃a Oliva,
lumapit sa caniyá nang bucód ang mang̃a alagád, na nagsi-
pagsabi: Sabihin mo sa amin, ¿cailán mangyayari ang mang̃a
bagay na itó, at anó ang *maguiguing* tandà ng̃ iyóng pagparito,
at ng̃ catapusán nang panahon?
4 At sumagot si Jesús, at sinabi sa canilá: Mag-ing̃at cayo
na huag cayóng parayâ canino man.
5 Sapagca,t, marami ang paririto sa aquing pang̃alan, na
sasabihing: Acó ang Cristo, at mararayâ nila ang marami.
6 At macacáring̃íg cayó nang mang̃a pagbabaca, at mang̃a
aling̃aong̃áo nang mang̃a pagbabaca: ing̃atan ninyo na huag
cayóng magulomihanan; sapagca,t, quinacailang̃ang ito,i,
mangyari; datapua,t, hindì pa ito ang uacás.
7 Sapagca,t, magtítindig ang *isang* nación laban sa nación,
at ang *isang* caharìan laban sa caharìan, at magcacagutom, at
lílindól sa mang̃a iba,t, ibáng lugar.
8 Datapua,t, ang lahát nang mang̃a bagay na itó, ay pasimu-
là nang mang̃a cahirapan.
9 Cung magcágayon ay cayo,i, ibíbigáy sa capighatìan, at
cayo,i, pápatayín, at cayo,i, capopootan nang lahát nang
mang̃a nación dahil sa aquing pang̃alan.
10 At cung magcágayo,i, maraming matitisod; at mang̃ag-
bibigayan ang isá sa isá; at mang̃apopoot ang isá sa isá.
11 At mang̃agsisilitáo ang maraming dì tunay na profeta
at caniláng dadayâin ang marami.
12 At dahil sa pagsaganâ nang catampalasanan, ang pag-
ibig sa *capuâ táuo* nang marami ay lálamig:

13 Datapua,t, ang manatili hangáng sa cauacasan ay malí-
ligtás.
14 At ipang̃ang̃aral ang evangeliong itó nang caharìan sa
boong sanglibután sa pagpapatotóo sa lahát nang mang̃a
nación; at cung magcágayo,i, dáratíng ang uacás.

*Ang pang̃ang̃aral na humuhulâ (carugtóng): Ang malaquíng pagcacasaquit.*

15 Pagcaquita ng̃à ninyo sa Lugar Santo ng̃ mang̃a calu-
pitlupit na paguasác, na sinabi sa pamamag-itan nang
profetang si Daniel, (unauàin nang bumabasa);
16 Cung magcagayo,i, tumacas at mang̃agsiparóon sa
mang̃a bundóc, ang mang̃a nasa Judea;
17 At huag manaog ang sumasabubung̃an at huag man
lamang pumasoc upang cumuha nang ano man sa caniyáng
bahay;
18 at ang sumasabuquid ay huag magbalíc upang cumuha
ng̃ caniyáng balabal.
19 Datapua,t, ¡sa abá nang mang̃a buntís, at nang mang̃a
nagpapasuso sa mang̃a arao na yaón!
20 At ipanalang̃in ninyo, na huag mangyari ang pagtacas
ninyo sa panahóng tagguináo, ó sa sábado;
21 sapagca,t, cung magcagayo,i, magcacaroon nang mala-
quing capighatìan, na dì pa nangyayari magbuhat sa unang
mulà nang sanglibután hangá ng̃ayón, at hindì cailan man
mangyayari pa.
22 At cungdì pinaiclì ang mang̃a arao na yaón, ay ualang
lamáng macalíligtás; datapua,t, dahil sa mg̃a hirang ay
paiicliin ang mang̃a arao na yaón.
23 Cung magcágayon, cung ang sino ma,i, sa inyo,i,
magsabi: Narito, ang Cristo, ó náriyan; huag ninyong
paniualàan.
24 Sapagca,t, may mang̃agsísilitao na mang̃a hindì tunay na
Cristo, at mang̃a hindì tunay na profeta, at magpápaquita
mang̃a malalaquing tandà at mang̃a cababalaghán; anó
pa,t, dádayàin, cung mangyayari, sampuò nang mang̃a hirang.
25 Nárito, ipinagpáuna co nang sinabi sa inyo.

26 Cayá ng̃á, cung sa inyo,i, caniláng sabihin: ¡ Nárito, si-
yá,i, nasa sa iláng! huag cayóng lumabás. ¡ Nárito, sa ma-
ng̃a silíd! huag ninyong paniualâan.
27 Sapagca,t, gaya nang quidlát na sumisilang sa casilang̃a-
nan at naquiquita hangáng sa calunuran, gayon din namán
ang pagparito nang Anác nang táuo.
28 Saan man naroon ang bangcáy, ay doon magcacatipon
ang mang̃a lauin.

*Ang pang̃aral na humuhulâ (carugtóng): Ang pagparito nang Anác nang táuo.*

29 At pagcaraca,i, pagcatapos nang mang̃a capighatian sa
mang̃a arao na yaón, ay magdidilím ang arao, at hindì
magliliuanag ang buán, at mang̃alálaglag ang mang̃a bi-
túin sa lang̃it, at mang̃ang̃atal ang mang̃a capangyarihang
sa calang̃itan
30 At cung magcágayon ay lílitao ang tandà nang Anác nang
táuo sa lang̃it; at cung magcágayo,i, mang̃ahahapis ang
lahát nang mang̃a ancan sa lupâ, at maquiquita nilá ang Anác
nang táuo na pariritong nasa mang̃a alapaap nang lang̃it, na
may capangyaríhan at malaquing calualhatìan.
31 At uutusan niyá ang caniyáng mang̃a angel na tagláy ang
matindíng tunóg nang pacacac, at caniláng titipunin ang
caniyang mang̃a hirang sa apat na panig nang sang-libután,
mulà sa isáng dulo nang lang̃it hangáng sa cabilà.
32 Sa higuera ng̃à ay pagaralan ninyo ang caniyang
talinhagâ. Pagcà nanánaríuâ na ang caniyáng sang̃à,
at sumúsupling ang mang̃a dahon, nalalaman ninyo na
malapit na ang tag-arao.
33 Gayon din namán cayó, pagcà naquita ninyo ang lahàt
nang bagay na itó, talastasín ninyo na malapit na, nasa
mang̃a pintuan.
34 Catotohanang sinasabi co sa inyo na hindì lilipas ang
mg̃a tauo ng̃ayon, hangang maganáp ang lahát nang mang̃a
bagay na itó.
35 Ang lang̃it at ang lupâ ay lilipas datapua,t, ang aquing
mang̃a uicâ ay di lilipas.

*Ang pang̃aral na humúhulâ, (carugtóng): Pang̃aral tungcól sa pag-iing̃at.*

36 Ng̃uni,t, tungcol sa arao at oras na yaón sino ma,i, ualáng
nacaaalam, cahiman ang mang̃a angel sa lang̃it, cahiman
ang Anác, cungdí ang Amá lamang.
37 At cung paano ang mang̃a arao ni Noé, gayon din
namán ang pagparito nang Anác nang táuo.
38 Sapagca,t, gaya nang mang̃a arao bago naggúnao, na
nang̃ágsisicáin at nang̃agsisiinóm, na napacacasal at ipinaca-
casal hangáng sa arao na pumasoc sa daóng si Noé.
39 At hindì nilá naquilala hangáng dumating ang paggunao,
at sila,i, tinang̃ay na lahát; gayon din namán ang pagparito
nang Anác nang táuo.
40 Cung magcàgayo,i, pasa sa parang ang dalauá; ang isa,i,
dádalhin, at ang isa,i, iiuan:
41 Dalauáng babayeng gumiguiling sa isáng guiling̃an; ang
isa,i, dádalhin, at ang isa,i, iiuan.
42 Magpuyat ng̃à cayó, sapagca,t, hindì ninyo nalalaman
cung anóng arao paririto ang inyong Pang̃inoon.
43 Datapua,t, ito,i, talastasín ninyo, na cung maalaman
nang punô sa sambahayan cung anóng oras dárating ang
tulisán, ay magpupuyát, at hindì niyá pabayâang tibaguín
ang caniyáng báhay.
44 Cayá ng̃à, cayó,i, mang̃ágsipaghandà namán, sapagca,t,
paririto ang Anác nang tàuo sa oras na hindì ninyo iniisip.

*Ang pang̃aral na humuhulâ, (carugtóng): Talinhagâ tungcol sa dalauang alipin.*

45 ¿Sino ng̃à bagá, ang aliping tapát at matalino na pinag-
catiualàan nang caniyáng pang̃inoong *mamahalâ* sa caniyáng
sambahayan, upáng sila,i, bigyán nang pagcain sa capana-
hunan?
46 Mapalad yaóng aliping cung dumatíng ang caniyáng
pang̃inoon, ay máratnan siyang gayon ang caniyáng guiná-
gauà.

47 Catotohanang sinasabi co sa inyo na *sa* caniya ay
ipagcacatiualâ ang lahát niyáng pagaarì.
48 Datapua,t, cung ang masamang aliping yaón ay sabihin
sa caniyáng pusô: Nalalaon ang aquing panĝinoon;
49 at magpasímuláng bugbuguín ang caniyáng manĝa
capuâ alipin, at maquicain at maquipaginoman sa manĝa
lasíng,
50 Dárating ang panĝinoon nang aliping yaón, sa arao na
dì niyá hiníhintay, at sa oras na hindì niyá nalalaman;
51 at siyà,i, pacapápalôin at isasama ang caniyáng bahagui
nang manĝa mapagpaimbabáo; diyán na ang pagtanĝis at
pagnĝanĝalit nang manĝa nĝipin.

*Ang panĝaral na humuhulâ: (carugtóng): Talinhagâ tungcol sa sampuóng dalaga.*

25 CUNG magcágayon ay macacatulad ang caharìan nang
langit nĝ sampuóng dalaga, na tinangnán ang caniláng
manĝa ilaoan at sila,i, lumabás upang salubunĝin ang
esposo.
2 At manĝa mangmang ang limá sa canilá, at matatalino
ang limá.
3 Sapagca,t, ang manĝa mangmang nang caniláng dalhín
ang caniláng manĝa ilaoan, ay hindì silá nanĝagdalá nang
lanĝís.
4 Datapua,t, ang manĝa matatalino, ay nanĝagdalá nang
lanĝís sa caniláng sisidlan na casama nang caniláng mĝa
ilaoan.
5 At samantalang nalalaon ang esposo, ay nanĝagantóc
na lahát, at nanĝácatulóg.
6 Datapua,t, pagcahating gabi ay may sumigáo Nárito,
ang esposo: lumabás cayó upang salubunĝin siya.
7 Nang magcágayón ay nanĝagsipagbanĝong lahát ang
manĝa dalagang yaón, at inihandà ang caniláng manĝa
ilaoan.
8 At sinabi nang manĝa mangmang sa manĝa matatalino:
Bigyán ninyo camí nang inyong lanĝís, sapagca,t, nanĝam-
amatay ang aming manĝa ilaoan.

9 Datapua,t, nañgagsisagót ang mañga matatalino na
sinabi: Bacà sacaling cami,i, culañgin at cayó, pumaroón
muna cayó sa mañga nagbíbilí, at bumilí cayó nang sa inyo.
10 At samantalang sila,i, pumáparoón sa pagbilí, ay dumating
ang esposo; at ang mañga nahábandà ay nañgagsipasoc
na casama niyá sa pagcácasál, at isinara ang pinto.
11 Pagcatapos ay nañgagsirating namán ang mañga ibáng
dalaga na nagsipagsabing Guinoo, Guinoo, bucsán mo camí.
12 Datapua,t, sumagót siya, at sinabi: Catotohanang sinasabi
co sa inyo, na hindì co cayó naquiquilala.
13 Magpuyat, ñgà, cayó, sapagca,t, hindì ninyo nalalaman
ang arao at ang oras!

*Ang pañgaral na humuhulâ (carugtóng): Talinhagâ tungcol sa mañga talento.*

14 Sapagca,t, tulad sa isáng táuo; na ñg paroroon sa ibang
lupàin ay tinauag ang caniyáng sariling mañga alipin, at
ipinamahalâ sa canilá ang caniyáng mañga cayamanan.
15 At ang isa,i, binigyán niyá nang limáng talento, ang
isa,i, dalauá ang isa,i, isá; sa baua,t, isa,i, ayon sa caniyáng
iba,t, ibang cáya; at naglacbáy.
16 Pagdaca,i, ang tumangáp nang limáng talento, ay
yumaon at ipinañgalacal niyá *ang salapíng* yaón, at siya,i
naquinabang nang limá pang talento.
17 Gayon din ang *tumangap* nang dalauá, ay naquinabang
nang dalauá pang *talento.*
18 Datapua,t, ang tumangáp nang isá, ay yumaon at humu
cay sa lupâ, at itinagô ang salapì nang caniyáng pañginoon.
19 Pagcatapos ñg mahabang panahón, ay dumatíng an
pañginoon nang mañga aliping yaón, at naquipaghusay s
canila.
20 At ang tumangáp nang limáng talento, ay lumapit a
nagdalá nang limá pang talento, na sinabi: Pañginoon, binigyán
mo acó nang limáng talento; narito, aco,i, naquinaban
nang limá pang talento.
21 Sinabi sa caniyá nang caniyáng pañginoon: Mabutin
gauà, mabaít at tapát na alipin; nagtapát ca sa cácaunt

ilálagáy catá sa *pamamahalâ nang* marami. camtán mo
ang tuà nang iyóng panĝinoon.
22 At lumapit namán ang *tumangáp* nang dalauáng talento,
at sinabi: Panĝinoon, binigyán mo acó nang dalauang talento,
narito, aco,i, naquinabang nang dalauá pang talento.
23 Sinabi sa caniyá nang caniyáng panĝinoon: Mabuting
gauà, mabaít tapát na alipin; nagtapát ca sa cácauntì, ilálagáy
catá sa *pamamahalâ nang* marami, camtán mo ang tuà
nang iyóng panĝinoon.
24 At lumapit namán ang tumangáp nang isáng talento,
at sinabi: Panĝinoon, náquilala catá na icáo ay táuong ma-
tigás *na loob*, na gumagapas ca sa hindì mo hinasican at nag-
aani ca sa dì mo sinabugan;
25 At natacot acó, at aco,i, yumaon at aquing itinagô sa
lupâ ang talento mo, nárito ang iyong sarili.
26 Datapua,t, sumagót ang caniyáng panĝinoon, at sinabi
sa caniya: Aliping masamà at tamád: Naalaman mong aco,i,
gumagapas sa hindí co hinasican, at umaani sa hindì co
sinabugan:
27 yayamang gayo,i, ibinigay mo sana ang aquing salapì sa
manĝa nanĝanĝalacal nang salapì, at nang sa aquing pagdat-
íng ay tinangáp co sana ang ganáng aquing sampuò nang
paquinabang.
28 ¡Alisín, nĝa, ninyo sa caniyá ang talento, at ibigáy ninyo
sa may sampuong talento!
29 Sapagca,t, ang lahát na mayróon, ay bíbigyán pa, at
siya,i, magcácaróon nang saganâ; nĝuni,t, ang ualà, sampuò
nang tinatangquilic ay aalisín sa caniyá.
30 At ang aliping ualáng casaysayan ay inyong itapon sa
manĝa cadilimán sa labás: diyán na nĝà ang pagtanĝis at ang
pagnĝanĝálit nang manĝa nĝipin.

*Ang panĝaral na humuhulâ (uacás): Ang buhay na ualáng hangán at ang ualáng hangáng manĝa caparusahan.*

31 Datapua,t, pagparito nang Anác nang táuo na sumasa
caniyáng calualhatìan, na casama niyá ang lahát nang

mañga angel, cung magcágayo,i, lúlucloc siya sa luclucan
nang caniyáng calualhatìan.
32 At titipunin sa harap niyá ang lahát nang mañga
nación; at sila,i, pagbúbucdinbucdín niya na gaya ñg pag-
búbucódbucód nang pastor sa mañga tupa at sa mañga
cambíng;
33 At ilálagáy niya ang mañga tupa sa caniyáng canan,
datapua,t, sa caniyáng caliuà ang mañga cambing.
34 Cung magcágayo,i, sasabihin nang Harî sa mañga nasa
caniyáng canan: Halí cayó, mañga pinágpalâ nang aquing
Amá, manahin ninyo ang caharìang nahahandâ sa inyo
buhat nang lalañgín ang sang-libutan.
35 Sapagca,t, aco,i, nagutom, at aco,i, inyong pinacáin;
aco,i, naúhao, at aco,i, inyong pinainóm; aco,i, nañgibáng
lupâ, at inyo acóng pinatuloy;
36 Hubád at inyo acóng pinaramtán; aco,i, nagcasaquít at
inyo acóng dinalao; aco,i, nábilangô at inyo acóng pina-
roonan.
37 Cung magcágayo,i, sasagutín siya nang mañga banál, na
sasabihin: Pañginoon, ¿cailán ca namin naquitang nagugu-
tom, at pinacain ca namin; ó nauuhao, at pinainom ca?
38 ¿Cailán ca namin naquitang nañgíñgibáng bayan, at
pinatuloy ca; ó hubád, at pinaramtan ca?
39 ¿At cailan ca namin naquitang may saquít ó nasa
bilanguan, at dinalao ca namin?
40 At sásagot ang Harî at sasabihin sa canilá: Catotohanang
sinasabi co sa inyo, na yamang inyong guinauà sa isá sa
mañga maliliit na itong aquing mğa capatíd, ay sa aquin
ninyo guinauá.
41 Cung magcágayo,i, sasabihin namán niya sa mañga
nasa caliuà: ¡Lumayò cayó sa aquin, mañga sinumpá,
cayo,i, pasa apóy na ualáng hangáng, inihandà sa diablo at
sa caniyáng mañga angel!
42 Sapagca,t, aco,i, nagutom at hindì ninyo acó pinacain;
aco,i, nauhao at hindì ninyo acó pinainom;
43 aco,i, nañgibáng bayan ay hindì ninyo acó pinatuloy;
hubád ay hindì ninyo acó pinaramtán; may saquít at
nábibilangò ay hindì ninyo acó dinalao.

44 Cung magcágayon, silá namán ay sásagot na magsisi-
pagsabi: Pan̄ginoon, ¿cailán ca namin naquitang nagugutom,
ó nauuhao, ó nan̄gín̄gibáng bayan, ó hubád, ó may saquít, ó
nábibilangò, na hindì ca pinágliingcurán?
45 Cung magcágayo,i, sila,i, sásagutín niya na sasabíhin:
Catotohanang sinasabi co sa inyo, na yamang hindì ninyo
guinauà sa man̄ga malilit na itó, ay hindì ninyo guinauà sa
aquin.
46 At man̄gapáparóon itó sa ualáng hangáng caparusahán,
datapua,t, ang man̄ga banál ay sa ualáng hangáng buhay.

*Ang pagpupulong nang man̄ga sacerdote.*

26 AT NANGYARI na nang matapos ni Jesús ang lahát na
man̄ga salitáng itó, sinabi niya sa caniyáng man̄ga alagád:
2 Nálalaman ninyo na pagcaraan nang dalauáng arao ay
darating ang pascua, at ibibigay ang Anác nang táuo, upáng
siya,i, ipacô *sa cruz.*
3 Nang magcágayo,i, ang man̄ga punô nang man̄ga
sacerdote, at ang man̄ga matatanda sa bayan ay nan̄gágcatipon
sa palacio nang daquilang sacerdote, na tinatauag na Caifás.
4 At sila,i, nan̄gagpulong upáng hulihin si Jesús sa pama-
mag-itan nang dayâ, at siya,i, patayín.
5 Datapua,t, sinabi nilá: Huag sa capistahan, bacà mag-
caguló sa bayan.

*Ang paghapon sa Bethania.*

6 At nang nasa Bethania si Jesús, sa bahay ni Simón
ang leproso,
7 dumating sa caniyá ang isáng babaye na may *daláng*
isáng sisidlang alabastro, na *punò* nang ungüento na
totóong mahalagá at ibinuhos sa caniyáng ulo, saman-
talang siya,i, nacahilig sa dulang.
8 Datapua,t, nang maquita itó nang man̄ga alagád ay
nan̄gagalit, at sinabi: ¿Anóng capacanán nang pag-aácsayang
itó?
9 Sapagca,t, ito,i, maipagbíbilí sa malaquíng *halagá,* at
maibibigay sa man̄ga duc-hà.

10 Datapua,t, pagca-alam ni Jesús, ay sinabi sa canilá:
¿Baquit ninyo binabagabag ang babaye? Gumauà ngà siya
sa aquin nang mabuting gaua.
11 Sapagca,t, laguing nasa inyo ang mang̃a duchà; data-
pua,t, aco,i, hindì laguing nasa inyo.
12 Sapagca,t, sa pagbubuhos niya nitóng ungüento sa aquing
catauán ay ito,i, guinauà niya upang aco,i, ihandà sa pagli-
libíng.
13 Catotohanang sinasabi co sa inyo na saán man ipang̃aral
ang evangeliong itó sa boong sang-libután, ay sásaysayín din
ang guinauà ng̃ babayeng ito sa pagaalaala sa caniyá.

*Ang halagá nang paglililo.*

14 Nang magcágayo,i, isá sa labíngdalauá, na tinatauag
na Judas Iscariote, naparoón sa mang̃a punô nang mang̃a
sacerdote,
15 At sinabi niyá: ¿Anó ang ibig ninyong ibigáy sa aquin
at siya,i, ibibigay co sa inyo? At siya,i, tinimbang̃án nilá
nang tatlompuong salapíng pilac.
16 At buhat ng̃ panahong yao,i, humahanap siya nang
mabuting pagcacátaon upáng caniyáng ibigáy *si Jesús.*

*Ang hulíng Pascua; ang banál na paghapon.*

17 At nang unang *arao* nang mang̃a tinapay na ualang
levadura, nang̃agsilapit ang mang̃a alagád cay Jesús, na
nagsipagsabi: ¿Saán mo ibig na ipaghandà ca namin upang
cumain ng̃ pascua?
18 At sinabi niyá: Pumaroón cayó sa ciudad, sa gayóng
táuo, at sabihin ninyo sa caniyá: Sinasabi nang Maestro:
Malapit na ang aquing panahón; sa iyóng bahay magpápascó
acó sampuò nang aquing mang̃a alagád.
19 At guinauà nang mang̃a alagad ang ayon sa ipinágutos
sa canilá ni Jesús, at naghandà sila ng̃ pascua.
20 At ng̃ dumating ang hapon siya,i, humilig sa dulang na
casama ang labingdalauang alagad.
21 At samantalang sila,i, cumacain, ay sinabi sa canila:
Catotohanang sinasabi co sa inyo, na aco,i, ipagcácanulò
nang isá sa inyo.

22 At sila,i, namanglao na mainam; at nagpasimulà ang
baua,t, isá na magsabi sa caniyá: ¿Acó baga Panĝinoon?
23 At siya,i, sumagót, at sinabi: Yaóng casabáy cong isaosao
ang cámay sa pingán, iyán ang magcácanulò sa aquin.
24 Ang Anác nang táuo ay papanao ayon sa nasusulat
tungcól sa caniyá; datapua,t, ¡sa abá niyaóng tauong nagca-
canulò sa Anác nang táuo! Mabuti pa sana sa tauong yaon
cung hindì siya ipinanĝanác.
25 At si Judas, na sa caniya,i, nagcácanulò, ay sumagót at
nagsabi: ¿Acó bagá, Rabi? Sinabi niyá sa caniyá: Icáo ang
nagsabi.
26 At nang sila,i, cumacain, dumampót si Jesús nang
tinapay, at benendicionan, at hinati, at ibinigáy sa manĝa
alagád, at sinabi; *Inyong* abutín, canin ninyo: itó ang aquing
catauán.
27 At dumampot siya nĝ isang copa, at nagpasalamat, at
ibinigáy sa canilá, na sinabi: Uminom cayóng lahát diyán;
28 Sapagca,t, itó ang aquing dugó nang Bagong Tipán, na,
mabúbuhos dahil sa marami sa icapágpapatauad nang manĝa
casalanan.
29 Datapua,t, sinasabi co sa inyo, na buhat nĝayón ay hindì
na acó iinom nang bunĝa nang uvas, hangáng sa arao na
yaón na iinumin cong bago na casama co cayó sa caharìan
nang aquing Amá.
30 At pagcaauit nilá nĝ isáng himno, ay pumaroon sila sa
bundóc nang manĝa Olivo.

*Si Pedro,i, pinaunahan.*

31 Nang magcágayo,i, sinabi sa canilá ni Jesús: ¡Cayóng
lahát ay manĝatitisod sa aquin sa gabíng itó; sapagca,t,
nasusulat: Susugatan co ang pastor, at manĝanĝalat ang
cauan nang manĝa tupa.
32 Datapua,t, pagcapagbanĝon co, máuuna acó sa inyo sa
Galilea.
33 Datapua,t, sumagót si Pedro, at sinabi sa caniyá: Cung
ang lahát manĝatisod sa iyó, aco,i, cailán ma,i, hindì
matitisod.

34 Sinabi sa caniyá ni Jesús: Catotohang ang sinasabi co sa
iyó, nasa gabíng itó, bago tumaláoc ang manóc, ay icacailà
mo acóng macaitló.
35 Sinabi sa caniyá ni Pedro: Cahi ma,t, aco,i, mamatay
na casama mo ay hindì quitá icacailà. Gayon din ang
sinasabi nang lahát nang manḡa alagád.

*Si Jesús sa Getsemaní.*

36 Nang magcágayo,i, dumatíng si Jesús na casama silá sa
isáng lugar na tinatauag na Getsemaní; at sinabi sa cani-
yáng manḡa alagád: ¡Maupò cayó ríto, samantalang aco,i,
pumaparoon doón, at manalanḡin!
37 At caniyáng isinama si Pedro at ang dalauáng anác ni
Zebedeo at nagpasimulà siyang namanglao at nanglumó.
38 Nang magcágayo,i, sinabi niyá sa canilá: Namamanglao
na mainam ang calulua co hangáng sa camatayan; mátira
cayó rito at maquipagpuyát cayó sa aquin.
39 At lumacad siya sa daco pa roón, siya,i, nagpatirapà, at na-
nalanḡin, na nagsabi: ¡Amá co, cung bagá mangyayari ay
macaraan sa aquin ang copang itó! nḡuni,t, huag ang ibig co,
cungdì ang ibig mo.
40 At lumapit siya sa caniyáng manḡa alagád, at silá,i, cani-
yáng náratnang nanḡatutulog, at sinabi cay Pedro: ¿Baquit,
hindì cayó nangyaring naquipágpuyát sa aquin nang isáng
41 oras? Cayo,i, magpuyát at manalanḡin, upáng cayo,i,
huag pumasoc sa tucsó; ang espíritu sa catotohanan ay handá
datapua,t, mahinâ ang lamán.
42 Mulì siyang umalís bilang icalauá, at nanalanḡin, na
sinabi: ¡Amá co, cungdì mangyaring macaraan itó, cungdi
inumín co, mangyari ang iyóng calooban!
43 At mulì siyang nagbalic, at sila,i, caniyáng náratnang
nanḡatutulog: sapagca,t, totóong nabibigatan ang caniláng
manḡa matá.
44 At mulì niya silang iniuan, at umalís at nanalanḡing
bilang icaitlò na sinabing mulì ang gayon ding manḡa salità.
45 Nang magcágayo,i, nagbalic sa caniyáng manḡa alagád,
at sinabi sa canilá: ¡Matulog na cayó, at magpahinḡaláy!

nárito, malapit na ang oras, at ang Anác nang táuo ay
ipinagcácanulò sa manḡa camáy nang manḡa macasalanan.
46 Manḡagbanḡon cayó, hayo na tayo: nárito, malapit na
ang nagcácanulò sa aquin.

*Pagdaquíp cay Jesús.*

47 At samantalang nagsásalità pa siya, nárito, dumatíng
si Judas, isá sa labíngdalauá, at casama niyá ang isang lubhang
maraming tauong may manḡa tabác at manḡa panghampas
mulà sa manḡa punô nang manḡa sacerdote, at sa manḡa
matatanda sa bayan.
48 At ang magcácanulò sa caniyá ay binigyan sila nḡ isang
hudyát, na sinabi: ¡ Ang aquing hagcán, yaón nḡa, hulihin
ninyo siya!
49 At pagdaca,i, lumapit siya cay Jesús, at sinabi: ¡ Abá,
Rabí! At siya,i, hinagcán.
50 At sinabi sa caniyá ni Jesús: Catoto, *gauín mo na* anóng
dahil nang pagparito mo. Nang magcágayón ay nanḡag-
silapit, at caniláng sinungabán si Jesús, at siya,i, caniláng
hinuli.
51 At nárito, ang isá sa manḡa casama ni Jesús, ay iniunat
ang caniyang camáy, binunot ang caniyáng tabác, at
sinugatan ang alipin nang daquilang sacerdote, at tinagpás ang
caniyáng tainḡa.
52 Nang magcágayo,i, sinabi sa caniyá ni Jesús: Ilagay mo
ulì ang iyóng tabác sa caniyáng quinálalagyan; sapagca,t,
ang lahát nang nagtatanḡan nang tabác, ay sa tabác mamá-
matáy.
53 ¿ Ó inaacalâ mo na hindì acó macapamamanhíc sa aquing
Amá, at padádalhan acó, niya nḡayón din nang mahiguít sa
labíng-dalauáng legióng* manḡa angel?
54 ¿ Cung gayo,i, paano bagáng matútupád ang manḡa
Casulatan, na *nanḡagsasabing* ganiyán ang naúucol na
mangyari?
55 Nang oras na yao,i, sinabi ni Jesús sa caramihan:
¿ Cayo,i, nanḡagsilabas na parang laban sa isang tulisán, na

* May manḡa anim na libo baua,t, isáng legióu.

may manḡa tabác at manḡa panghampás upang hulihin aco? Arao arao ay naúupò acó sa templo, na nagtuturô, ay hindì ninyo acó hinuli.
56 Datapua,t, nangyari ang lahát nang itó, upáng pauang matupád ang manḡa Casulatan nang manḡa profeta. Nang magcágáyo,i, iniuan siya nang lahát na manḡa alagád, at nanḡagsitacas.

*Si Jesús sa harapán nang Sanedrin.*

57 At ang manḡa nagsihuli cay Jesús ay dinalá siya sa daquilang sacerdoteng si Caifás na doo,i, nangagcácapisan ang manḡa escriba at manḡa matatanda.
58 Datapua,t, si Pedro,i, sumunod sa caniyá sa malayô hangáng sa patio nang daquilang sacerdote at siya,i, pumasoc sa loob, at naquiumpóc sa mḡa alguacil; upáng maquita niya ang uacás.
59 At ang manḡa púnô nang manḡa sacerdote, at ang boong capisanan, ay nanḡagsisihanap nang casinunḡalinḡang sacsí laban cay Jesús upáng siya,i, ipapatáy.
60 At hindì silá nanḡacásumpong, bagá man maraming nanḡagsiharáp, na manḡa sacsíng sinunḡaling: datapua,t, pagcatapos ay dumating ang dalauá,
61 na nanḡagsabi: Sinabi nitó: Maiguiguibà co ang templo nang Dios, at maitatayô co sa *loob nḡ* tatlóng arao.
62 At nagtindíg ang daquilang sacerdote, at sinabi sa caniyá. ¿Ualá cang isinasagót na anó man? ¿anó ang sinásacsihán nang manḡa ito laban sa iyó?
63 Datapua,t, hindì umíimíc si Jesús. At sinabi nang daquilang sacerdote sa caniyá: ¡ Ipinamamanhic co sa iyó sa *panḡalan nang* buháy na Dios, na sabihin mo sa amin cung icáo ang Cristo, ang Anác nang Dios.
64 Sinabi sa caniyá ni Jesús: Icáo ang nagsabi: nḡuni,t, sinasabi co sa inyo na buhat nḡayón ay ìnyong maquiquita ang Anác nang táuo na nacaupò sa canan nang capangyarihan *nang Dios*, at pumaparito na nasa manḡa alapaap nang lanḡit.
65 Nang magcágayo,i, pinunit nang daquilang sacerdote ang caniyáng manḡa damit, na sinabi: Nagsabi siyá nang

capusungán: ¿anó pang cailangan natin ng̃ mang̃a sacsí?
Narito, ng̃ayo,i, náring̃íg ninyo ang capusung̃án.
66 ¿Ano ang acalâ ninyo? Sumagót silá at caniláng sinabi:
Marapat siya sa camatayan.
67 Nang magcágayo,i, linuràan nilá ang caniyáng muc-hà,
at siya,i, caniláng pinagsusuntóc, at ang iba,i, siya,i, tiná-
tampal;
68 na sinabi: Hulâan mo sa amin ¡Cristo! cung sino ang
sa iyo,i, bumugbóg.

*Iquinaìlá ni Pedro si Jesús.*

69 At nacaupò si Pedro sa labás sa patio; at lumapit sa ca-
niyá ang isáng alilang babaye, na nagsabi: Icao naman ay
casama rin nang taga Galileang si Jesús.
70 Datapua,t, siya,i, cumailà sa harap nang lahát, na sinabi:
Hindì co nalalaman ang sinasabi mo.
71 At paglabás niyá sa pinapasucan, ay naquita siya nang
ibá, at sinabi sa mang̃a nároróon: ¡Ang tauong ito namán ay
casama rin ni Jesús na tagá Nazaret!
72 At mulíng cumailáng may sumpà: Hindì co naquiquilala
ang táuo.
73 At pagcaráan nang sandalí, ay nang̃agsilapit ang mang̃a
nacatayó roon, at canilâng sinabi cay Pedro: Catotohanang
namáng icáo ay *isa* sa canilá, sapagca,t, ang pananalitá mo
ay nagpapaquilala sa iyó.
74 Nang magcágayo,i, nagpasimulà siyáng manung̃ayao, at
manumpà, *na sinasabi:* Hindì co naquiquilala ang táuo.
At pagdaca,i, tumaláoc ang manóc.
75 At naalaala ni Pedro ang uicâ na sinabi ni Jesús: Bago
tumaláoc ang manóc ay icacailà mo acóng macaitló. At siya,i,
lumabás at nanang̃is nang capaitpaitan.

*Ang pagpapacamatáy ni Judas.*

27 AT PAGCA umaga, ang lahát nang mang̃a punô nang
mang̃a sacerdote, at ang mang̃a matatanda sa bayan ay
nang̃agpulong laban cay Jesús, upáng siya,i, ipapatáy.

2 At siya,i, guinapos at caniláng dinalá at caniláng ibinigáy
siya cay Pilato, na gobernador.
3 Nang magcágayo,i, si Judas, na nagcanulò *cay Jesús*,
nang maquitang ito,i, hinatulan, ay nagsisi at isinaulî ang
tatlompuóng salapíng pilac sa mañga punô nang mañga
sacerdote at sa mañga matatanda,
4 na sinasabi: Nagcasala acó sa pagcacanulò sa dugóng
ualáng casalanan. Datapua,t, caniláng sinabi: ¿Anóng sa
amin? ¡tiningnán mo muna sana!
5 At caniyáng ibinulagsác sa templo ang mañga salapíng
pilac, at umalís, at yumaon at nagbigtí.
6 At quinuha nang mañga punô nang mañga sacerdote ang
mañga salapíng pilac, at sinabi: Hindì matuid na ilagáy ang
*pilac na iyán* sa cayamanan, sapagca,t, halagá nang dugò.
7 At sila,i, nañgagpulong, at binilí nilá nang *salapíng yaón*
ang buquid nang magpapalayóc, upáng paglibiñgán nang
mañga tagá ibáng lupaín.
8 Dahil dito,i, tinauag ang buquid na yaóng: Buquid nang
Dugò magpahangá ñgayón.
9 Nang magcágayon ay natupad ang sinabi nang profetang
si Jeremías, na nagsalita: At quinuha nilá ang tatlongpuong
salapíng pilac, halagá nang hinalagahán, na hinalagahan nang
mañga anác nang Israel;
10 at caniláng ibinigáy ang mga yaón sa buquid nang
magpapalayóc, ayon sa iniutos sa aquin nang Pañginoon.

*Si Jesús sa haráp ni Pilato.*

11 At nacatayò si Jesús sa haráp nang gobernador; at
tinanóng siya nang gobernador, na sinabi: ¿Icáo bagá ang
Harî nang mañga judío? At sinabi sa caniyá ni Jesús:
Icáo ang nagsasabi.
12 At nang siya,i, isumbóng nang mañga punô nang mañga
sacerdote, at nang mañga matatanda, ay hindì siya sumagót
nang anó man.
13 Nang magcágayo,i, sinabi sa caniyá ni Pilato: ¿Hindì
mo bagá nárírinig cung gaano caraming mañga bagay ang
caniláng sinásacsihan laban sa iyó?

14 At hindì siya sinagót *ni Jesús* nang cahi,t, isáng salità
man lamang; ano pa,t, nanguíguilalás na mainam ang
gobernador.
15 At sa capistahan ay pinagcaugalìan nang gobernador na
paualán sa caramihan nang isáng bilangò, sino man ang
caniláng ibiguin.
16 At niyao,i, sila,i, may isáng bilangóng bantóg, na
tinatauag na Barrabás.
17 Nang sila,i, matipon n̄gà, ay sinabi sa canilá ni Pilato,
¿Sino ang ibig ninyóng sa inyo,i, aquing paualán? ¿si
Barrabás, ó si Jesús, na tinatauag na Cristo?
18 Sapagca,t, natatalastas niyá na sa capanaghilia,i,
ibinigáy nilá sa caniyá si *Jesús*.
19 At samantalang nálulocloc siya sa luclucan ng̃ pagca-
hucom, nagpautos sà caniyá ang caniyáng asaua, na sinabi:
Huag cang maquialám sa banál na iyan; sapagca,t, n̄gayo,i,
naghirap acó nang maraming bagay sa panaguínip dahil sa
caniyá.
20 Datapua,t, inudyucán nang man̄ga punô nang man̄ga
sacerdote at nang man̄ga matatanda, ang mg̃a caramihan na
hin̄gín si Barrabás, at patayín si Jesús.
21 Datapua,t, sumagót ang gobernador at sa canilá,i, sinabi:
¿Alín sa dalauá ang ibig ninyong sa inyo,i, aquing paualan?
At sinabi nilá: ¡Si Barrabás!
22 Sinabi sa canilá ni Pilato: ¿Anó n̄gang gágauín cay
Jesús, na tinatauag na Cristo? Sinabi sa caniyá nang lahát:
Ipacô siya *sa cruz*.
23 At sinabi niya: ¿Baquit? ¿Anong masamang cani-
yáng guinauà? Datapua,t, sila,i, lalong sumisigao na sina-
sabi: Ipacô siya *sa cruz*.
24 Caya,t, nang maquita ni Pilato na ualà siyang magauà,
cungdì bagcós pa n̄gang lumálaquí ang pagcácaguló, siya,i,
cumuha nang tubig at naghugas nang caniyáng man̄ga camáy
sa haráp nang caramihan, na sinabi: Ualà acóng casalanan
sa dugò nitóng banál: ¡cayó ang bahalâ!
25 At sumagót ang boong bayan, at sinabi: *Mahulog* sa
amin ang caniyáng dugò, at sa aming man̄ga anác.

26 Nang magcágayo,i, pinacaualán sa canilá si Barrabás:
n͠guni,t, si Jesús, ay hinampás, at ibinigáy, upáng ipacô *sa
cruz.*
27 Nang magcágayo,i, ang man͠ga sundalo nang gobernador
ay dinalá si Jesús sa palacio, at tinipon sa caniya ang boong
pulutong.
28 At siya,i, caniláng hinubdán, at dinamtan siya ng͠ isáng
balabal na *culay* púrpura:
29 at sila,i, nagcamacama nang putong tiníc, at caniláng
ipinutong sa caniyáng ulo, at *inilagáy ang* isáng cauayan sa
caniyáng canang camáy; at lumúluhód sa haráp niyá at siya,i,
caniláng tinútuyà, at sinasabi: ¡ Abá Harî nang man͠ga judío!
30 At siya,i, caniláng linúlurâan at quinuha nilá ang
cauayan, at caniláng sinusugatan siya sa ulo.
31 At nang siya,i, caniláng matuyà, ay hinubdán nilá
siyá ng͠ balabal, at isinuot sa caniya ang caniyáng man͠ga suot,
at caniláng dinalá siya upáng ipacô *sa cruz.*

*Ang pagpapacô sa cruz.*

32 At paglabás nila,i, caniláng násalubong ang isáng táuong
tagá Cirene, na ang pan͠gala,i, Simón: itó ay caniláng pinilit
na sumama upang pasanín ang caniyáng cruz.
33 At nang sila,i, man͠gágsiratíng sa isáng lugar na tinata-
uag na Gólgota, sa macatuíd baga,i, lugar nang bun͠gò,
34 Pinainóm nilá siya nang alac na may cahalong apdó;
at nang caniyáng máticman, ay hindì niyá íninom.
35 At nang siya,i, caniláng maipacô *sa cruz,* ay caniláng
binahagui ang caniyáng man͠ga suot, na caniláng pinàgsapa-
larán.
36 At sila,i, nan͠gacaupò, at binábantayán siya roón.
37 At inilagáy nilá sa caniyáng ulonán ang sumbóng sa
caniyá na nasusulat: Ito,i, si Jesús ang Harî nang man͠ga
judío.
38 Nang magcágayo,i, ipinacong casama niyá ang dalauáng
tulisán; isa sa canan at isa sa caliuà.
39 At siya,i, linilibac ng͠ man͠ga nagdaráan na iguinágalao
ang caniláng ulo,

40 at caniláng sinasabi: Icáo na iguiníguibà mo ang
templo, at sa tatlóng arao ay iyong itinátayò, iyóng iligtás
ang sarili mo: cung icáo ay Anác nang Dios, manaog ca sa
cruz.
41 Gayon din namán *siya,i*, tinatuya nang manḡa punô
nang manḡa sacerdote, sampuò nang manḡa escriba at nang
manḡa matatanda, na sinasabi:
42 ¡ Nagligtás sa mḡa iba, sa caniyáng sarili hindì macapa-
gligtás ! ¡ Siya ang Harî sa Israel, manaog siya nḡayón sa
cruz, at sasampalataya camí sa caniyá !
43 Nanalig sa Dios, iligtás siya nḡayón cung siya,i, iniibig;
sapagca,t, sinabi: ¡ Aco,i, Anác nang Dios!
44 Pinipistàan din namán siya nang manḡa tulisáng casama
niyáng napapacô *sa cruz.*
45 At mulà sa oras nang sexta* ay nagdilím, sa ibabao
nang boong sangcalupâan, hangáng sa oras nang nona.†
46 At nang malapit na ang oras nang nona, sumigáo si Jesús
nang malacás, na voces, na sinabi: Elí, Elí, ¿ lama sabachtani?
Sa macatuíd baga,i, Dios co, Dios co; ¿ baquit mo aco pina-
bayâan?
47 At nḡ marinḡig ito nḡ ilán sa manḡa naroroon, ay
sinasabi: ¡ Tinátauag nḡ tauong ito si Elías!
48 At pagcaraca ay tumacbó ang isá sa canilá, cumuha
nang isáng esponja, at binasà nang sucâ, sacà inilagáy sa
isáng cauayan, at ipinainom sa caniyá.
49 At sinasabi nang manḡa ibá: ¡ Pabayàan ninyo! tingnán
natin cung paririto si Elías upang siya,i, iligtás.
50 At mulíng sumigáo si Jesús nang malacás na voces, at
nalagót ang hininḡá.
51 At nárito, ang tabing nḡ templo,i, napunit na nagcadalauá
buhat sa itaas hangáng sa ibabà; at nanḡiníg ang lupâ; at
nanḡabaác ang manḡa bató;
52 at nanḡabucsán ang manḡa libinḡan; at maraming
manḡa catauán nḡ mḡa santo, na nanḡagsitulog, ay nanḡag-
sibanḡon;

*** Tanghaling tapát.** **† A lastres nang hapon.**

53 at pagcalabás sa mang̃a libing̃an, pagcatapos na
mabuhay na mag-ulì *si Jesús* ay nang̃agsiparoon sa ciudad
santa, at sila,i, napaquita sa marami.
54 At ang centurión, at ang mang̃a casamahán niyá sa
pagbabantáy cay Jesús, nang maquita nilá ang lindól at ang
mang̃a bagay na nangyari, ay nang̃atacot na mainam, na
sinabi: Catotohanang ito,i, Anác nang Dios.
55 At nang̃ároroón ang maraming mang̃a babaye na
nanonood buhat sa maláyô, na nang̃ágsisunód cay Jesús buhat
sa Galilea, na siya,i, caniláng pinaglílingcurán:
56 Sa mang̃a naroroon si María Magdalena, at si María
na iná ni Santiago at ni José, at ang iná nang mang̃a anác
ni Zebedeo.

*Paglilibíng cay Jesús.*

57 At nang dumatíng ang hapon, dumatíng ang isáng
mayamang mulà sa Arimatea, na nagng̃ang̃alang José,
na ito,i, naguíng alagád din namán ni Jesús:
58 Ang tauong ito,i, naparoon cay Pilato, at hining̃ì ang
catauán ni Jesús. Nang magcágayo,i, ipinág-utos ni Pilato na
sa caniya,i, ibigáy.
59 At quinuha ni José ang catauan at binalot niyá nang
isáng malinis na cumot,
60 at inilagáy sa caniyáng bagong libing̃an, na caniyáng
hinucay sa bató: at iguinulong niyá ang isáng malaquíng
bató sa pintuan nang libing̃an, at umalís.
61 At nang̃ároróon si María Magdalena, at ang isáng María,
na nang̃acaupò sa tapát nang libing̃an.
62 At quinabucasan, pagcaráan bagá *nang arao* nang pagha-
handà, ay nang̃agcatipon cay Pilato ang mang̃a puno nang
mang̃a sacerdote at ang mang̃a fariseo,
63 na sinabi: Guinoo, naalaala namin na sinabi nang
magdarayang yaón, nang nabubuhay pa: Pagcaráan nang
tatlóng arao ay magbabang̃on acóng mag-ulì.
64 Ipag-útos mo ng̃à na ing̃atan ang libing̃an hangáng
sa icatlóng arao; bacà sacali pumaróon ang caniyáng mang̃a
alagád at siya,i, nacauin at sabihin sa bayan: ¡Siya,i,

nagbangon sa manga patáy! At lalong sásamà ang hulíng
camalìan cay sa náuna.
65 Sinabi sa canilá ni Pilato: Mayróon cayong isáng
bantay: pumaróon cayó, inyong ingatan, ayon sa inyong
macacaya.
66 Caya,t, sila,i, nangagsiparóon, iningatan nilá ang
libingan, na tinatacán ang bató ng naroroon sa canilá ang
bantáy.

*Ang pagcabuhay na mag-ulì.*

28 AT ng madaling arao ng arao nang sábado, nang nagpa-
pasimulang magbúcang liuayuay na ang unang *arao*
nang sanglingó, nangagsiparóon si María Magdalena, at ang
isá pang María, upáng tingnán ang libingan.
2 At nárito, lumindól nang malacás; sapagca,t, nanaog sa
langit ang isáng angel nang Panginoon at naparóon at
iguinulong ang bató, at naupo sa ibabao nitó.
3 At ang caniyáng anyò ay parang quidlát, at ang cani-
yáng pananamít ay maputing parang busilac.
4 At sa tacot sa caniya,i, nanginig ang manga bantay,
at sila,i, naguíng parang manga patáy.
5 At sumagót ang angel, at sinabi sa manga babaye:
¡Huag cayóng matácot! sapagca,t, nalalaman co na inyong
hinahanap si Jesús, na ipinacô *sa cruz.*
6 Ualà rito, sapagca,t, siya,i, nagbangon ayon sa sinabi.
Pumarito cayó, tingnán ninyo ang lugar na quinálagyán ng
Panginoon.
7 At yumaon cayong madalì at sabihin ninyo sa caniyáng
manga alagád na siya,i, nagbangon sa manga patáy: at
nárito siya,i, nangunguna sa inyo sa Galilea; doon máquiquita
ninyo siya; nasabi co na sa inyo.
8 At sila,i, umalis na madalì sa libingan, na tagláy ang tacot
at malaquíng tuà, at tumatacbo upang dalhin sa caniyáng
manga alagád ang balitâ.
9 At nárito, sila,i, sinalubong ni Jesús, na sinabi: ¡Caguin-
hauahan! At sila,i, nangagsilapit, at caniláng niyacap ang
caniláng manga pàa, at siya,i, caniláng sinambá.

10 Nang magcágayo,i, sinabi sa canilá ni Jesús: Huag
cayóng matacot; yumaon cayó, sabihin ninyo sa aquing
mañga capatíd, na magsiparoon sa Galilea, at doo,i, máqui-
quita nilá acó.

*Ang salitáng náhayag sa mañga judío.*

11 At samantalang sila,i, naparóróon, nárito, ang ilán sa
bantáy ay nañgagsiparóon sa ciudad, at ibinalitâ sa mañga
punô nang mañga sacerdote ang lahát nang mañga bagay
na nangyari.
12 At nang silá,i, maquipagcatipon na sa mañga matatanda,
at macapagpulong na, nagbigáy silá nang maraming salapì
sa mañga sundalo,
13 na sinabi: Sabihin ninyo: Nañgagsiparito nang gabí
ang caniyáng mañga alagád, at siya,i, caniláng ninacao,
samantalang cami,i, natutulog.
14 At cung ito,i, dumating sa taiñga nang gobernador,
ay siya,i, aming aamôin, at cayo,i, aming ilálagáy sa
panatag.
15 Caya,t, quinuha nilá ang salapì, at canilang guinauá
alinsunod sa pagcáturô sa canilá: at ang salitáng itó ay
náhayag sa mañga judío hangáng sa panahong itó:

*Ang pagcapaquíta ni Jesús sa Galilea.*

16 Datapua,t, nañgagsipaparóon ang labing-isáng alagád sa
Galilea, sa bundóc na sa canila,i, itinurô ni Jesús.
17 At nang siya,i, caniláng maquita, ay caniláng sinambá,
datapua,t, ang ila,i, nañgagaalinlañgan.
18 At lumapit si Jesús sa canilá, at sila,i, caniyáng quinausap
na sinabi: Ang lahát nang capangyarihan sa lañgit at sa
ibabao nang lupâ ay ibinigáy sa aquin.
19 Yumaon ñgà cayó at gauín ninyong alagád ang lahát
nang mañga nación, na sila,i, inyong binyagán sa pañgalan
nang Amá, at nang Anác, at nang Espíritu Santo.
20 At iturô ninyo sa canilá na caniláng ganapín ang lahát
nang mañga bagay na ipinagutos co sa inyo: at nárito, aco,i,
sumasainyong palaguî, hangáng sa catapusán nang panahon.

# ANG SANTO EVANGELIO

NANG

# ATING PANḠINOONG JESU-CRISTO

AYON CAY

# SAN MARCOS.

---

*Si Juang Mamiminyag.*

1 ANG pasimula nang evangelio ni Jesu-Cristo, Anac nang
Dios.
2 Ayon sa pagcasulat sa cay Isaias na profeta: Narito,
sinusugo co ang aquing sugo sa unahan nang iyong muc-ha:
Na maghahanda nang iyong daan;
3 Voces nang isang sumisigao sa ilang: Ihanda ninyo ang
daan nang Panḡinoon; Tuirin ninyo ang caniyang manḡa
landas.
4 Dumating si Juan na nagbibinyag sa ilang, at ipina-
nḡanḡaral ang binyag nang pagsisisi sa icapagpapatauad nang
manḡa casalanan.
5 At pumaparoon sa caniya ang boong lupain nanḡ Judea,
at lahat nḡ taga Jerusalem; at mḡa bininyagan niya sa ilog
nang Jordán, na isinasaysay ang canilang manḡa casalanan.
6 At si Jua,i, nananamit nang balahibo nang camello, at
*may* isang bigquis na balat sa palibot nang caniyang bayau-
ang; at cumacain nang manḡa balang at pulot-pucyutan.
7 At nanḡanḡaral, na sinasabi: Sumusunod sa hulihan co
ang lalong macapangyarihan cay sa aquin, hindi aco carapat-
dapat yumucod at calaguin ang tali nang caniyang manḡa
panyapac.
8 Bininyagan co cayo, nang tubig; datapua,t, cayo,i, bibin-
yagan niya nang Espíritu Santo.

*Pagbibinyag at pagtucso cay Jesús.*

9 At nangyari nang mang̃a arao na iyon, na nangaling si
Jesús sa Nazaret nang Galilea, at siya,i, bininyagan ni Juan
sa Jordán.
10 At pagdacang siya,i, umahon sa tubig, naquitang biglang
nabucsan ang calang̃itan, at ang Espíritu na nag-anyong
calapati na bumababa sa caniya.
11 At dumating ang isang voces nang calang̃itan, na *ang
sinasabi;* Icao ang sinisinta cong Anac, sa iyo nalulugod.
12 At pagdaca,i, itinulac siya nang Espíritu sa ilang.
13 At siya,i, nasa ilang na apat na puong arao; *at siya,i,*
tinucso ni Satanás; at nasa casamahan siya nang mang̃a
ganid; at pinaglilingcuran siya nang mang̃a angel.

*Pagtauag sa mang̃a unang alagad.*

14 At pagcatapos na ng̃ maibilango si Juan, napasa Galilea
si Jesús, na ipinang̃aral ang evangelio nang Dios,
15 at sinasabi: Natupad na ang panahon, at malapit na
ang caharian nang Dios: mang̃agsisi cayo, at sumampalataya
cayo sa evangelio.
16 At pagdaraan niya sa tabi nang dagat nang Galilea, ay
naquita niya si Simón, at si Andrés na capatid ni Simón, na
inihuhulog sa dagat ang lambat; sapagca,t, sila,i, mamamala-
caya.
17 At sinabi sa canila ni Jesús: Sumunod cayo sa aquin, at
gagauin co cayong mamamalacaya nang mang̃a tauo.
18 At pagdaca,i, iniuan ang mang̃a lambat, at sumunod sa
caniya.
19 At paglacad sa daco roon ng̃ caunti, naquita niya si
Santiago, *anac* ni Zebedeo at si Juang caniyang capatid, sila
rin naman ay nasa daong at hinahayuma ang mg̃a lambat.
20 At pagdaca,i, tinauag sila: at canilang iniuan ang cani-
lang amang si Zebedeo sa daong na casama nang mang̃a
magpapaupa, at nang̃agsisunod sa hulihan niya.

*Pagpapagaling sa inaalihan nḡ demonio sa Capernaum.*

21 At nanḡagsipasoc sa Capernaum; at pagdaca,i, nḡ arao
nḡ sabado ay nasoc siya sa sinagoga, at nagtuturo.
22 At nanḡagtataca sa caniyang aral; sapagca,t, tinuturuan
sila na parang may capangyarihan, at hindi gaya nang manḡa
escriba.
23 At may isang tauo sa canilang sinagoga na may isang
carumaldumal na espíritu, at siya,i, nagsisisigao;
24 na sinasabi: ¿Anong paquialam namin sa iyo, Jesús
na taga Nazaret? ¿Naparito ca baga nang cami ay iyong
pucsain? Naquiquilala co cung sino icao, Ang Isang Santo
nang Dios.
25 At sinauay siya ni Jesús at sinabi: Magpacapipi ca, at
lumabas ca sa caniya.
26 At nang pinanḡanḡatal siya nḡ carumaldumal na espíritu,
at nagsisisigao nang malacas na voces, ay lumabas sa caniya.
27 At nanḡagtaca ang lahat, ano pa,t, nanḡagtatanunḡan
sila-sila rin, na sinasabi: ¿Ano ito? ¡Isang bagong aral!
¿May capangyarihan sampuong sa manḡa carumaldumal na
espíritu, ay nag-uutos, at siya,i, tinatalima nila?
28 At nabansag pagdaca ang pagcabantog niya sa boong
lupain sa palibotlibot nḡ Galilea.

*Pagpapagaling sa bianang babaye ni Pedro at sa ibang may saquit.*

29 At pagdaca paglabas sa sinagoga ay nanḡagsipasoc sa
bahay ni Simón at ni Andrés, na casama si Santiago at si
Juan.
30 At nacahiga at linalagnat ang bianang babaye ni Simón;
at pagdaca,i, pinaquiusapan siya tungcol sa *may saquit:*
31 at lumapit siya, tinangnan siya sa camay at itinindig;
at hinibsan nang lagnat, at siya,i, naglingcod sa canila.
32 At pagcahapon, paglubog nang arao, dinadala sa caniya
ang lahat nang may saquit, at ang manḡa inaalihan nang
mḡa demonio.
33 At ang boong ciudad ay nagcatipon sa pintuan.

34 At caniyang pinagaling ang marami na may saquit nang
balabalaquing manga saquit, at pinalayas ang maraming
manga demonio; at di tinutulutang magsalita ang manga
demonio sapagca,t, siya,i, canilang naquiquilala.
35 At nagbangon ng madaling arao, na malalim pa ang gabi,
at lumabas at napasa isang lugar na ilang, at doo,i, nana-
nalangin.
36 At si Simon at ang manga casamahan niya ay sumunod
sa caniya.
37 At siya,i, nasumpungan nila at sinabi nila sa caniya:
Hinahanap ca nang lahat.
38 At sinabi niya sa canila: Pumaroon tayo sa ibang lugar
na manga calapit bayan, upang aco,i, mangaral din naman
doon; sapagca,t, sa ganitong bagay caya aco naparito.
39 At siya,i, pumasoc sa manga sinagoga nila sa boong
Galilea, na nangangaral at nagpapalayas ng manga
demonio.

*Pagpapagaling sa isang leproso.*

40 At lumapit sa caniya ang isang leproso, na namamanhic;
at naninicluhod sa caniya at sa caniya,i, sinasabi: Cung ibig
mo ay aco,i, iyong malilinis.
41 At sa pagcaaua *sa caniya ni Jesús*, iniunat ang camay,
at siya,i, hinipo, at sinabi sa caniya: Ibig co; luminis ca.
42 At pagdaca,i, iniuan siya ng lepra, at siya,i, nalinis.
43 At ipinagbiling mainam sa caniya at pinaalis siya
pagdaca,
44 at sinabi sa caniya: Ingatan mong huag sabihin canino
man ang ano man; cungdi yumaon ca, paquita ca sa sacerdote,
at maghandog ca sa pagcalinis sa iyo ang ipinag-utos ni
Moises, sa patotoo sa canila.
45 Datapua,t, siya, nang macaalis, nagpasimulang ipinama-
lita nang mainam, at inihayag ang nangyari, ano pa,t, hindi
na macapasoc nang hayag si Jesús sa ciudad, cungdi suma-
salabas sa manga lugar na ilang; at pinagsasadya siya mula
sa lahat nang lugar.

*Ang lumpo sa Capernaum.*

2 AT NANG pumasoc uli sa Capernaum, pagcaraan nang
ilang arao, ay nahayag na siya,i, nasa bahay.
2 At naquipisan ang marami, ano pa,t, hindi na magca-
siya cahi,t, sa pintuan man; at sa canila,i, sinasalita ang
salita.
3 At may mg̃a nangagsidating na may dalang isang lumpo,
sa caniya na usong nang apat.
4 At ng̃ hindi macalapit sa caniya, dahil sa caramihan,
binutas ang bubung̃an ng̃ caniyang quinaroroonan at ng̃
canilang masira ay ibinaba ang hihigang quinahihigaan nang
lumpo.
5 At pagcaquita ni Jesús ng̃ canilang pananampalataya, ay
sinabi sa lumpo: Anac, ipinatatauad ang iyong manḡa
casalanan.
6 Nḡuni,t, mayroon doong nangacaupong ilan sa manḡa
escriba, at nanḡagbubulaybulay sa canilang manḡa puso.
7 ¿Baquit nagsasalita ang tauong ito nang ganito? Nag-
sasalita nang capusunḡan. Sino ang macapagpapatauad nang
manḡa casalanan, cungdi isa, ang Dios *lamang?*
8 At pagdaca,i, ng̃ maquilala ni Jesús sa caniyang espíritu,
na sila,i, nagbubulaybulay sa canilang sarili, ay sinabi sa
canila: ¿Baquit binubulaybulay ninyo ang manḡa bagay na
ito sa inyong manḡa puso?
9 Alin baga ang lalong magaan, sabihin sa lumpo na ipinata-
tauad ang iyong manḡa casalanan, ó sabihing: Magtindig
ca, at dalhin mo ang iyong hihigan at icao ay lumacad?
10 Datapua,t, upang maalaman ninyo na ang Anac nang
tauo ay may capangyarihan sa lupa na magpatauad nang
manḡa casalanan, (sinabi niya sa lumpo):
11 Sa iyo co sinasabi: Magtindig ca, tangnan mo ang iyong
hihigan, at pumaroon ca sa bahay mo.
12 At nagtindig siya at pagdaca,i, tinangnan ang hihigan,
at yumao sa harapan nang lahat, ano pa,t, nanḡagtaca ang
lahat, at pinuri nila ang Dios, na sinasabi: Cailan ma,i, hindi
nacaquita nang ganito.

*Pagtauag cay Leví.*

13 At muling lumabas sa tabi nḡ dagat at naquipisan sa
caniya ang boong caramihan at sila,i, caniyang tinuturuan.
14 At pagdaraan ay naquita si Leví, *anac* ni Alfeo, na na-
caupo sa pinaniningilan nang buis, at sinabi sa caniya: Su-
munod ca sa aquin. At nagtindig at sumunod sa caniya.
15 At nangyari na *nang si Jesús* ay nacaupo sa dulang sa
caniyang bahay, maraming manḡa maniningil nḡ buis at
manḡa macasalanang nagsiupong casama ni Jesús at nang
caniyang manḡa alagad, sapagca,t, sila,i, marami, at sila,i,
sumunod sa caniya.
16 At ang manḡa escriba at ang manḡa fariseo, pagcaqui-
tang siya,i, cumacaing casama nang manḡa macasalanan at
nang manḡa maniningil nḡ buis, sinabi *nila* sa caniyang
manḡa alagad: Cumacain at umiinom siya na casama ang
manḡa maniningil nḡ buis at ang manḡa macasalanan.
17 At nang ito,i, marinig ni Jesús ay sinabi sa canila:
Hindi nagcacailanḡan nang mangagamot ang manḡa ualang
saquít, cungdi ang manḡa may saquít. Hindi aco naparito
upang tumauag nḡ manḡa banal, cungdi nḡ manḡa macasal-
anan.

*Tungcol sa ayuno.*

18 At nanḡag-aayuno ang manḡa alagad ni Juan at ang
manḡa fariseo: at sila,i, nagsilapit at sinabi nila sa caniya:
¿Baquit nanḡag-aayuno ang manḡa alagad ni Juan at ang
manḡa alagad nang manḡa fariseo, datapua,t, hindi nanḡag-
aayuno ang iyong manḡa alagad?
19 At sinabi sa canila ni Jesús: ¿Mangyayari bagang mag-
ayuno ang manḡa abay, samantalang ang esposo ay nasaca-
nila? samantalang ang esposo ay nasacanila ay hindi sila
macapag-aayuno.
20 Datapua,t, darating ang manḡa arao, na aalisin sa canila
ang esposo, at cung magcagayo,i, manḡag-aayuno sa arao na
iyon.
21 Sino ma,i, hindi nagtatagpi nang matibay na damit sa
damit na luma; sa ibang paraan ang *tagping bago* ay siyang

bumabatac, ang bago sa luma, at lalong lumalala ang punit.
22 At sino ma,i, hindi nagsisilid nang bagong alac sa mañga
balat na luma; sa ibang paraan ay pinupunit nang alac ang mañga balat at nabububo ang alac, at *nasisira* ang mañga balat, cungdi ang alac na bago ay *isinisilid* sa mañga bagong balat.

*Si Jesús ay Pañginoon ñg sabado.*

23 At nangyari na pagdaraan niya sa mañga buquiran ñg
trigo, nang arao ñg sabado, at samantalang lumalacad ang mañga alagad niya, ay nagpasimulang cumitil nang mañga uhay ñg trigo.
24 At sinabi sa caniya nang mañga fariseo: Narito, ¿baquit
guinagaua nila sa arao ñg sabado ang hindi matuid?
25 At sinabi niya sa canila: ¿Cailan man baga,i, hindi
ninyo nabasa ang guinaua ni David nang magcailañgan, at nagutom siya at ang caniyang mañga casamahan;
26 cung paanong nasoc sa bahay nang Dios, nang *panahong*
daquilang sacerdote si Abiathar, at cumain ñg mañga tinapay na handog, na ang mañga tinapay na ito ay hindi matuid canin, maliban na sa mañga sacerdote, at binigyan pa naman niya ang caniyang mañga casamahan?
27 At sinabi niya sa canila: Guinaua ang sabado para sa
tauo; at 'di guinaua ang tauo para sa sabado.
28 Caya,t, ang Anac ñg tauo ay Pañginoon din naman ñg
sabado.

*Ang lalaqui na may isang camay na tuyo.*

3 AT SIYA,I, nasoc uli sa sinagoga; at doo,i, may isang
lalaqui na tuyo ang camay.
2 At siya,i, inaabañgan cung magpapagaling siya sa arao
ñg sabado, upang siya,i, canilang maisumbong.
3 At sinabi sa lalaquing tuyo ang camay:
4 Tumindig ca sa guitna. At sinabi niya sa canila: ¿Ca-
tuiran baga na gumaua nang magaling sa sabado ó gumaua nang masama? ¿Magligtas nang isang buhay ó pumatay? Datapua,t, sila,i, hindi umiimic,

5 At ng̃ siya,i, lumingap sa canilang sa palibotlibot na may
galit, at nalulumbay, dahil sa catigasan nang canilang puso,
ay sinabi sa lalaqui: Iunat mo ang iyong camay, at iniunat,
at gumaling ang caniyang camay.
6 At nang̃agsialis ang mang̃a fariseo, at pagdaca,i, naqui-
pagpulong sa mang̃a Herodiano laban sa caniya, cung paano-
ng siya,i, maipapapatay.
7 At si Jesús casama nang caniyang mang̃a alagad ay
lumigpit sa dagat, at sumunod sa caniya ang lubhang mara-
ming taga Galiea at taga Judea,
8 at taga Jerusalem, at taga Idumea, at taga dacong ibayo
nang Jordán, at *ang mang̃a taga roon* sa palibotlibot nang
Tiro at nang Sidón na lubhang maraming tauo, na nang ma-
paquingan ang lubhang malalaquing mang̃a bagay na cani-
yang guinagaua ay nagsiparoon sa caniya.
9 At sinabi sa caniyang mg̃a alagad na ihanda sa caniya ang
isang maliit na banca, dahil sa caramihan, upang siya,i, huag
nilang sicsiquin:
10 sapagca,t, nagpagaling sa marami; ano pa,t, sinisicsic
siya ng̃ lahat nang mang̃a nasasalot, upang siya,i, mahipo
nila.
11 At ang mg̃a carumaldumal na espíritu, pagcaquita sa
caniya ay nang̃agsisiluhod sa caniyang harap at nang̃agsisisi-
gao, na sinasabi: Icao ang Anac nang Dios.
12 At ipinagbilin sa canila nang mainam na siya,i, huag
nilang ihayag.

*Paghalal sa labingdalaua.*

13 At nanhic sa bundoc, at pinalapit niya sa caniya ang
balang caniyang naibigan; at nang̃agsilapit sa caniya.
14 At naghalal nang ladingdalaua upang maquisama sa
caniya, at upang sila,i, utusan niyang mang̃aral,
15 at magcaroon nang capangyarihang magpalayas sa
mang̃a demonio.
16 Si Simón, na caniyang pinamagatang Pedro:
17 at si Santiago *anac* ni Zebedeo, at si Juang capatid ni
Santiago, at sila,i, pinamagatang niyang Boanerges, na sa
macatuid ay mg̃a anac ng̃ culog;

18 at si Andrés, at si Felipe, at si Bartolomé, at si Mateo, at
si Tomás, at si Santiago *anac* ni Alfeo, at si Tadeo, at si
Simón ang Masicap.
19 At si Judas Iscariote, na sa caniya, nama,i, nagcanulo.

*Ang capusungãn nang mangã escriba.*

20 At naparoon siya sa bahay. At muling nagcatipon ang
caramihan: ano pa,t, sila,i, hindi man lamang macacain nang
tinapay.
21 At nang marinig yaon nang caniyang mangã camag-
anac, nagsiparoon upang siya,i, hulihin; sapagca,t, canilang
sinasabi: Nasisira ang bait.
22 At sinasabi nang mangã escriba na bumaba mula sa
Jerusalem: Nasa sa caniya si Beelzebub, at sa pamamag-itan
nang puno nang mangã demonio ay nagpapalayas nang mangã
demonio.
23 At sila,i, caniyang pinalapit at sinabi sa canila sa mgã
talinhaga: ¿Paanong mapalalayas ni Satanás si Satanás?
24 At cung ang isang caharian ay magcabahabahagui laban
sa caniyang sarili, hindi macapananatili ang cahariang yaon.
25 At cung ang isang bahay ay magcabahabahagui laban sa
caniyang sarili hindi mangyayaring macapanatili ang bahay
na yaon.
26 At cung magtindig si Satanás laban sa caniyang sarili,
at magcabahabahagüi, hindi siya macapananatili; cungdi
magcacauacas.
27 Datapua,t, sino ma,i, hindi macapapasoc sa bahay ng̃
malacas at looban ang caniyang mgã pag-aari, cungdi muna
gapusin ang malacas, at cung magcagayo,i, malolooban na
ang caniyang bahay.
28 Catotohanang sinasabi co sa inyo, na ipatatauad ang
labat nang mangã casalanan nila, sa mangã anac nang mangã
tauo, at ang mangã capusungãn nila, ano man ang salitaing
capusungãn:
29 datapua,t, sino mang magsalita nang capusungãn laban
sa Espíritu Santo, ay ualang capatauaran magpacailan man,
cungdi macasalanan ng̃ isang casalanang ualang hangang.

30 Sapagca,t, sinabi nila: Siya,i, may carumaldumal na
espíritu.

*Ang ina at mḡa capatid ni Jesús.*

31 At dumating nḡà, ang caniyang ina at ang caniyang
manḡa capatid; at palibhasa,i, nasa labas sila ay nagpautos
sila sa caniya na siya,i, tinatauag.
32 At nauupo ang caramihan sa palibot niya, at sa caniya,i,
sinabi: Narito, ang iyong ina at ang iyong manḡa capatid ay
nasa labas at hinahanap ca.
33 At sinagot niya sila, at sinabi: ¿Sino ang aquing ina at
aquing manḡa capatid?
34 At minasdan ang manḡa nacaupo sa palibot niya, at
sinabi: Narito, ang aquing ina at aquing manḡa capatid.
35 Sapagca,t, sino mang gumanap nang calooban nang
Dios, ito ang aquing capatid na lalaqui, at aquing capatid na
babaye at ina.

*Talinhaga tungcol sa maghahasic.*

4 AT MULING nagpasimulang magturo sa tabi nang
dagat; at naquipisan sa caniya ang lubhang maraming
tauo, ano pa,t, siya,i, lumulan sa isang daong at siya,i, naupo
sa dagat; at ang boong caramiha,i, nasa sa lupa sa tabi nang
dagat.
2 At sila,i, tinuturuan nang maraming bagay sa manḡa
talinhaga, at sinasabi sa canila sa caniyang panḡanḡaral.
3 Paquingan *ninyo:* Narito, ang maghahasic ay lumabas
upang maghasic.
4 At nangyari sa paghahasic, na ang ilan ay nahulog sa
tabi nang daan, at dumating ang manḡa ibon, at quinainnila.
5 At ang iba,i, nahulog sa batuhan, na doo,i, ualang
maraming lupa, at pagdaca,i, sumibol, sapagca,t, hindi mala-
lim ang lupa.
6 At pagsicat nang arao, ay nasunog; at sapagca,t, ualang
ugat ay natuyo.
7 At ang iba,i, nahulog sa mḡa dauagan; at lumaqui ang
manḡa dauag, at ininis ang *pananim,* at hindi nagbunḡa.

8 At ang iba ay nahulog sa mabuting lupa, at nagbuñga,
na tumaas at lumago, at may nagbuñga nang tigatlongpuo,
at tig-aanim na puo, at tig-isang daan.
9 At sinabi: Ang may paquinig na ipaquiquinig ay ma-
quinig.
10 At nang siya,i, mag-isa na, ang mañga nasa palibot niya
sampuo nang labingdalaua, ay siya,i, tinanong *tungcol* sa mñga
talinhaga.
11 At sinabi niya sa canila: Sa inyo ay ipinagcaloob ang
*macaalam nñ* hiuaga nang caharian nang Dios; datapua,t, sa
mañga nasa sa labas ay ang lahat nang bagay ay guinagaua
sa *pamamag-itan* nñ mñga talinhaga:
12 upang *cung* canilang tignan ay maquita at huag
mamalas; at *cung* canilang paquingan ay mariñig at huag
mapagunaua, upang huag silang magbalic-loob, at ipatauad
sa canila ang *casalanan.*
13 At sinabi niya sa canila: ¿Hindi ninyo nalalaman ang
talinhagang ito? ¿Paanong malalaman ninyo ang lahat nang
mañga talinhaga?
14 Ang maghahasic ay naghahasic nang salita.
15 At ito yaong nañgasatabi nang daan: na doon nahahasic
ang salita at nñ canilang mapaquingan, pagdaca,i, pinaroo-
nan ni Satanás, at inalis ang aral na inihasic sa canila.
16 At gayon din naman ito ang nañgahasic sa mañga
batuhan: na pagcarinig nñ salita, pagdaca,i, tinatangap na
may tua,
17 at hindi nag-uugat sa canilang sarili, bagcos pa ñgang
hindi nalalaon, caya,t, pagtitindig nang capighatian, ó nang
mañga pag-uusig dahil sa salita; pagdaca,i, natitisod.
18 At ang mañga iba,i, yaong nahasic sa mañga dauagan:
ito,i, yaong mañga naquinig nang salita,
19 at ang mañga caligaligan *sa ucol* sa panahong ito, at
ang daya nang mañga cayamanan, at ang mñga nais nñ
iba,t, ibang bagay na pumapasoc ay umiinis nñ aral, at
naguiguing ualang buñga.
20 At yaon ang mañga nahasic sa mabuting lupa; na
mañga dumiriñgig nang aral at tinatangap: at namumuñga
nang tigatlongpuo, tig-anim na puo, at tig-isang daan.

*Talinhaga tungcol sa ilao.*

21 At sinabi sa canila: ¿Dinadala baga ang ilao upang
ilagay sa ilalim nang tacalan, ó sa ilalim nang hihigan?
¿Hindi baga upang ilagay sa ilaoan?
22 Sapagca,t, ualang ano mang natatago cungdi upang
mahayag, ó nalilihim cungdi upang lubos masiualat.
23 Cung ang sino man ay may paquinig na ipaquiquinig, ay
maquinig.
24 At sinabi niya sa canila: Unauain ninyo ang inyong
pinaquiquingan: sa panucat na inyong isinusucat, ay cayo,i,
susucatin, at bibigyan pa cayo ng̃ higuit.
25 Sapagca,t, ang mayroon ay bibigyan; at ang uala,
sampuo nang tinatangquilic, ay aalisin sa caniya.

*Talinhaga tungcol sa binhi.*

26 At sinabi: Ang caharian ng̃ Dios ay gaya ng̃ maghasic
ng̃ binhi sa lupa ang isang tauo:
27 at matulog at magbang̃on sa gabi at arao, at sumibol at
lumaqui ang binhi, na di niya nalalaman cung paano.
28 Sa caniyang sarili ay nagbubung̃a ang lupa, una-una,i,
damo, saca uhay, pagcatapos ay butil na humihitic sa uhay.
29 Datapua,t, pagca hinog na ang bung̃a, ay guinagamit
agad ang pangapas, sapagca;t, dumating na ang pag-aani.

*Talinhaga tungcol sa butil nang mostaza.*

30 At sinasabi: ¿Saan natin itutulad ang caharian nang
Dios? ó ¿sa anong talinhaga isasaysay natin ito?
31 Tulad sa butil nang mostaza, na pagcahasic sa lupa, baga
ma,t, siyang lalong maliit sa lahat nang mang̃a binhi sa mg̃a
nasa lupa
32 gayon ma,i, pagcatanim, ay tumataas at lumalaqui nang
higuit cay sa lahat nang mang̃a gulay, at nagsasang̃a nang
malalabay; ano pa,t, ang mang̃a ibon sa lang̃it ay macasisi-
long sa caniyang lilim.
33 At sa *pamamag-itan nang* gayong maraming mang̃a
talinhaga ay sinasaysay sa canila ang salita, ayon sa macacaya
nang canilang paquinig;

34 at hindi sila quinacausap cungdi sa *pamamag-itan* nang
talinhaga ; datapua,t, sa caniyang mañga sariling alagad ay
bucod na isinasaysay na lahat.

*Pinahupa ni Jesús ang unos.*

35 At nang arao na iyon, nang dumating ang hapon sinabi
sa canila ; Tumauid tayo sa cabilang ibayo.
36 At pagcaiuan nila sa caramihan, dinala siya ayon sa
caniyang calagayan sa daong, at mayroon *doong* ibang mañga
daong.
37 At humihip ang isang malacas na bagyo at sumasaluac
ang mañga alon sa ibabao nang daong, ano pa,t, natiguib.
38 At siya,i, natutulog sa *dacong* hulihan, sa ibabao nang
unan ; at siya,i, guinising at sinabi nila sa caniya : ¿ Maestro,
niuaualang bahala mo na mapahamac tayo ?
39 At gumising at sinauay ang hañgin, at sinabi sa dagat :
Huag cang maiñgay, tumahimic ca. At humimpil ang
hañgin, at humusay ang panahon.
40 At sinabi niya sa canila : ¿ Baquit cayo natatacot ?
¿ Uala pa baga cayong pananampalataya ?
41 At sila,i, nañgatacot nğ mainam, at sinasabi nang isa sa
isa : ¿ Sino ngà ito, na pati nang hañgin at nang dagat ay
sumusunod sa caniya ?

*Ang taga Gergesa na inaalihan nang demonio.*

5 AT DUMATING sila sa cabilang ibayo nğ dagat ; sa lupain
nğ mañga taga Gergesa.
2 At paglunsad niya sa daong, pagdaca,i, sinalubong siya,
*na galing* sa mañga libiñgan, nang isang lalaqui na may
isang carumaldumal na espíritu,
3 na tumatahan sa mañga libiñgan, at sino ma,i, hindi siya
matalian cahi,t, nğ tanicala.
4 Sapagca,t, madalas na siya,i, tinalian nang mañga grillo
at tanicala, at sinira niya ang mañga tanicala, at pinagbali-
bali ang mañga grillo : sino man ay ualang macasupil sa
caniya.

5 At palagui na sa gabi at arao, ay nagsisisigao sa mañga
cabunducan at sa mañga libiñgan, at guinagalusan ang
*catauan* nang mañga bato.
6 At pagcaquita sa malayo cay Jesús ay tumacbo at cani-
yang sinamba;
7 at nagsisisigao nang malacas na voces, at sinabi: ¿Ano
ang paquialam co sa iyo, Jesús, Anac nang Dios na Cataas-
taasan? ¡Ibinababala co sa iyo, sa *capangyarihan nḡ* Dios, na
huag mo acong pahirapan!
8 Sapagca,t, sinabi niya sa caniya: Lumabas ca sa tauong
ito, carumaldumal na espíritu.
9 At tinanong niya siya: ¿Ano ang pañgalan mo? At
sinabi sa caniya; Pulutong ang pañgalan co, sapagca,t,
marami cami.
10 At totoong namamanhic sa caniya na huag silang palab-
asin sa lupaing yaon.
11 At sa libis nḡ bundoc na iyon ay may isang malaquing
cauan nang mañga baboy na nañgiñginain.
12 At namahic sa caniya ang mañga *demonio* na sinabi:
Paparoonin mo cami sa mañga baboy, upang cami ay
pumasoc sa canila.
13 At ipinahintulot niya sa canila. At ang mañga caru-
maldumal na espíritu ay nagsilabas, at nagsipasoc sa mañga
baboy, at ang cauan ay tumalon sa bañgin hangang sa dagat,
at may mḡa dalauang libo, at nañgalunod sa dagat.
14 At nañgagsitacas ang mañga nag-aalaga *nang mañga
baboy* at ibinalita sa ciudad at sa mañga nayon. At nañgag-
siparoon *ang mḡa tauo* upang maquita cung ano ang nang-
yari.
15 At naparoon cay Jesús, at naquita nila ang inalihan
nang mḡa demonio, na nacaupo, *at* may pananamit, at
matino ang caniyang bait nḡ nagcaroon nḡ isang pulutong
*na demonio*: at sila,i, nañgatacot.
16 At sinabi sa canila nang mañga nacaquita cung paanong
pagcapangyari sa inaalihan nang demonio, at tungcol sa
mañga baboy.
17 At nagpasimulang nañgagsipamanhic sa caniya na siya,i,
umalis sa canilang hanganan.

18 At paglulan niya sa daong, ipinamamanhic sa caniya ng̃
inalihan nang demonio na siya,i, ipagsama niya.
19 At hindi itinulot sa caniya *ni Jesús* cungdi sinabi sa
caniya: Pumaroon ca sa iyong bahay, sa iyong manga
camag-anac, at sabihin mo sa canila ang lubhang malaquing
bagay na guinaua sa iyo nang Pang̃inoon, at *cung paano* ang
pagcaaua sa iyo.
20 At yumao, at nagpasimulang ihayag sa Decapolis, ang
lubhang malalaquing bagay na sa caniya,i, guinaua ni Jesús,
at nang̃agtataca ang lahat.

*Ang anac na babaye ni Jairo; ang babayeng inaagasan.*

21 At nang si Jesús ay muling macatauid sa isang daong sa
cabilang ibayo, ay naquipisan sa caniya ang lubhang mara-
ming tauo; at sumasatabi ng̃ dagat.
22 At lumapit ang isa sa mang̃a puno nang sinagoga, na
cung tauagui,i, Jairo, at pagcaquita sa caniya, ay nagpatirapa
sa caniyang mang̃a paanan,
23 at totoong namamanhic sa caniya, na sinabi: Ang
aquing munting anac na babaye ay naghihing̃alo, *ipinama-
manhic co sa iyo* na icao ay pumaroon at ipatong mo ang
iyong mang̃a camay sa caniya upang gumaling at mabuhay.
24 At sumama sa caniya at sinusundan siya nang carami-
han, at siya,i, sinisicsic.
25 At isang babaye na inaagasang, may labingdalauang
taon na,
26 at siya,i, pinahirapan nang mainam nang maraming
mang̃a mangagamot, at nagugol na niya ang lahat niyang
pag-aari, na hindi siya gumaling nang camunti man, cungdi
bagcos pang lumulubha,
27 nang marinig niya ang mg̃a bagay tungcol cay Jesús, ay
lumapit siya sa licuran nito, sa caramihan, at hinipo ang
caniyang damit.
28 Sapagca,t, sinasabi: Cung mahipo co man lamang ang
caniyang mg̃a damit, ay aco,i, gagaling.
29 At pagdaca,i, naampat ang caniyang agas, at caniyang
naquilala sa caniyang catauang magaling na sa hampas na
yaon.

30 At si Jesús, sa pagcaquilala niya agad sa caniyang sarili
na may umalis na bisa sa caniya, ay pumihit sa caramihan
at sinabi: ¿sino ang humipo nang aquing manĝa damit?
31 At sinabi sa caniya nang caniyang manĝa alagad:
Naquiquita mong sinisicsic icao nang caramihan, ¿at sasabi-
hin mo: Sino ang humipo sa aquin?
32 At lumilinĝap siya sa palil otlibot upang maquita ang
gumaua nito.
33 Nĝuni,t, ang babaye, na natatacot at nanĝanĝatal, at
palibhasa,i, nalalaman ang sa caniya,i, nangyari, naparoon at
lumuhod sa harap niya, at sinabi sa caniya ang boong catoto-
hanan.
34 At sinabi niya sa *babaye:* Anac, pinagaling ca nang
pananampalataya mo: yumao cang payapa at gumaling ca sa
hampas sa iyo.
35 Samantalang nagsasalita pa siya, ay may manĝa duma-
ting na galing *sa bahay* nang puno nang sinagoga, at sinabi:
Patay na ang anac mong babaye: ¿baquit mo pa binabaga-
bag ang Maestro?
36 Datapua,t, hindi pinansin ni Jesús ang canilang sina-
sabing ito at nagsalita sa puno nang sinagoga: huag cang
matacot, manampalataya ca lamang.
37 At hindi ipinahintulot na sino ma,i, sumunod sa caniya,
liban cay Pedro at cay Santiago at cay Juang, capatid ni
Santiago.
38 At dumating sa bahay nang puno nang sinagoga, at
naquita ang pagcacagulo, at ang mĝa tumatanĝis at nagbu-
buntong hininĝang mainam.
39 At pagcapasoc niya ay sinabi sa canila: ¿Baquit cayo,i,
nagcacainĝay at tumatanĝis? hindi patay ang bata, cungdi
natutulog.
40 At siya,i, tinutuya nila; datapua,t, nĝ mapalabas na
niya ang lahat ay isinama ang ama nĝ bata at ang caniyang
ina at ang caniyang manĝa casamahan, at pumasoc sa
quinalalagyan nang bata.
41 At nĝ mahauacan ang bata sa camay, ay sa caniya,i,
sinabi: Talitha cumi, sa macatuid baga,i, :Dalaga, sa iyo co
sinasabi: magbanĝon ca.

42 At pagdaca,i, nagbangon ang dalaga, at lumacad, sapagca,t, siya,i, may labingdalauang taon na. At pagdaca,i, sila,i, nangagtacang mainam.
43 At ipinagbilin sa canilang mainam, na sino man ay huag macaalam nito at ipinagutos na bigyan ng pagcain

*Pinaualanghalaga si Jesús sa Nazaret.*

6 AT UMALIS doon at napasa caniyang sariling bayan at
sumunod sa caniya ang caniyang manga alagad.
2 At pagdating ng sabado ay nagpasimulang nagturo siya
sa sinagoga, at marami ang manga pagcarinig sa caniya ay
nangagtataca, na sinasabi: ¿Saan nagcaroon ito ang manga
bagay na ito? ¿At anong carunungan ito na sa caniya,i,
ibinigay, at *anong cahulugan* ng mga macapangyarihang
gaua na guinagaua nang caniyang manga camay?
3 ¿Hindi baga ito ang anloagui, na anac ni María, at
capatid ni Santiago, at ni José, at ni Judas, at ni Simón?
¿Hindi baga narito sa atin ang caniyang manga capatid na
babaye? At siya,i, quinatitisuran nila.
4 At sinabi sa canila ni Jesús: Ualang profetang ualang
capurihan cungdi sa caniyang sariling bayan at sa caniyang
sariling manga camag-anac, at sa caniyang sariling bahay.
5 At hindi nacagaua roon nang ano mang macapangyari-
hang gaua, liban sa ipinatong niya ang caniyang mga camay
sa ilang may saquít at nangagsigaling.
6 At nanguiguilalas siya sa caculangan nang canilang pana-
nampalataya.
At siya,i, nagtuturo sa manga bayang nasa palibot-
libot.

*Ang catungculang gaganapin ng labingdalaua.*

7 At pinalapit niya sa caniya ang labingdalaua, at nagpasi-
mulang inutusan sila na daladalaua, at binigyan sila ng
capangyarihan sa manga carumaldumal na espíritu;
8 at ipinagbilin sa canila na huag magdala nang ano man
sa paglalacad, cungdi tungcod lamang; *huag magdala* nang
tinapay; cahi,t, supot ng ulam, cahi,t, salapi sa supot;

9 datapua,t, gumamit nang panyapac, at huag magsuot
nang dalauang bihisan.
10 At sinabi sa canila: Saan mang cayo,i, pumasoc sa isang
bahay, matira cayo roon hangang sa cayo,i, umalis doon.
11 At sa alin mang lugar na hindi cayo tangapin at hindi
cayo paquingan, pag-alis doo,i, ipagpag ninyo ang alaboc na
nasailalim nang inyong talampacan sa patotoo sa canila.
12 At sila,i, nañgagsialis at nañgagsisipañgaral na ma-
ñgagsisi *ang mañga tauo.*
13 At nagpapalayas nang maraming mañga demonio, at
pinapahiran nang lañgis ang maraming mañga may saquit
at pinagagaling sila.

*Pagcamatay ni Juang Mamiminyag.*

14 At narinig nang haring Herodes, sapagca,t, nabantog
ang pañgalan *ni Jesús*, at sinabi: Si Juang Mamiminyag ay
nagbañgon sa mañga patay, at caya ang mañga may
macapangyarihang gauang ito, ay nagagaua niya.
15 Datapua,t, sinasabi ng̃ mañga iba: Siya ay si Elias. At
sinasabi naman ng̃ mañga iba: Siya,i, profeta, gaya ng̃ *ibang*
mañga profeta.
16 Datapua,t, nang marinig ni Herodes, ay sinabi: Si
Juang aquing pinugutan nang ulo, siya,i, nagbañgon.
17 Sapagca,t, si Herodes din ang nag-utos *sa mg̃a sundalo*
at nagpahuli cay Juan at nagpapañgao sa bilanguan, dahil
cay Herodias na asaua ni Felipo, na caniyang capatid,
sapagca,t, napacasal sa caniya.
18 Sapagca,t, sinabi ni Juan cay Herodes: Hindi matuid
sa iyo na iyong ariin ang asaua nang iyong capatid.
19 At sinalangsang siya ni Herodias at hinahañgad siyang
patayin, at hindi mangyari.
20 Sapagca,t, natatacot si Herodes cay Juan, *palibhasa,i,*
nalalaman na siya,i, lalaquing banal at santo, at siya,i, ipi-
nagsasangalang: at cung siya,i, pinaquiquingan ay gumagaua
nang maraming bagay, at pinaquiquingan siya na may tua.
21 At nang dumating ang ucol na isang arao na si Herodes
sa capañganacan sa caniya ay iguinaua ng̃ isang hapunan

ang caniyang mang̃a tauong mahal at mang̃a coronel at
mang̃a maguinoo sa Galilea.
22 At ng̃ pumasoc ang anac na babaye ni Herodias, ay su-
mayao, at siya,i, quinatuaan ni Herodes, at nang mang̃a
casamahan niyang nacaupo sa dulang; at sinabi nang hari
sa dalaga: Hing̃in mo sa aquin ang maibigan mo at ibibigay
co sa iyo.
23 At ipinanumpa sa caniya: Ang lahat nang hing̃in mo sa
aquin ay ibibigay co sa iyo, cahi,t, ang calahati nang aquing
caharian.
24 At lumabas siya at sinabi sa caniyang ina: ¿Ano ang
aquing hihing̃in? At sinabi niya: Ang ulo ni Juang Mami-
minyag.
25 At pagdaca,i, pumasoc siyang dalidali sa *quinalalagyan*
nang hari, at huming̃i na sinabi: Ibig co na ng̃ayon din ay
ibigay mo sa aquing nasa isang pingan ang ulo ni Juang
Mamiminyag.
26 At namanglao nang mainam ang hari; datapua,t, dahil
sa caniyang sumpa, at sa mang̃a nang̃acaupo sa dulang, ay
hindi niya itinangui.
27 At pagdaca,i, nag-utos ang hari sa isang sundalong
caniyang bantay at ipinag-utos na dalhin *sa caniya* ang ulo
*ni Juan.* At naparoon *ang sundalo* at pinugutan siya nang
ulo sa bilanguan,
28 at dinala ang caniyang ulo na nasa isang pingan, at
ibinigay sa dalaga, at ibinigay nang dalaga sa caniyang ina.
29 At nang mabalitaan ng̃ caniyang mang̃a alagad, nagsipa-
roon at binuhat ang caniyang bangcay, at inilagay sa isang
libing̃an.

*Unang pagpaparami nang mang̃a tinapay.*

30 At ang mang̃a apostol ay naquipisan cay Jesús at isinay-
say nila sa caniya, ang lahat nang canilang guinaua at ang
lahat ng̃ canilang itinuro.
31 At sinabi niya sa canila: Pumarito cayo nang bucod sa
isang lugar na ilang, at magpahing̃a cayo nang caunti.
Sapagca,t, marami ang mang̃a nagpaparoo,t, parito, na hindi
man lamang magcalugar na cumain.

32 At lumayag silang nasa daong *at napasa* isang lugar na
ilang at bucod.
33 At naquita sila *nang mḡa tauo* sa pag-alis, at *sila,i,*
naquilala nḡ marami, at paraparang nanḡaglalacad doon
mula sa lahat nḡ manḡa ciudad, at naunang nanḡagsirating
cay sa canila.
34 At lumabas *si Jesús,* at naquita niya ang lubbang mara-
ming tauo at nahabag siya sa canila, sapagca,t, sila,i, gaya
nang manḡa tupa na ualang pastor, at nagpasimulang
tinuruan sila nang maraming manḡa bagay.
35 At nḡ gumabi na, lumapit sa caniya ang caniyang
manḡa alagad, at sinabi: Ilang ang lugar na ito at gumagabi
na: -
36 paalisin mo sila, upang sila,i, magsiparoon sa manḡa
nayon at manḡa bayan sa palibotlibot *nito,* at manḡagsibili
nang ano mang macacain.
37 Datapua,t, siya,i, sumagot at sinabi sa canila: Bigyan
ninyo sila nang macacain. At sinabi nila sa caniya: ¿Yayaon
baga cami at bibili nang dalauang daang denariong* tinapay,
at pacacanin namin sila?
38 At sinabi sa canila: ¿Ilang tinapay mayroon cayo?
Pumaroon cayo *at* inyong tingnan. At nang maalaman nila
ay canilang sinabi: Lima, at dalauang isda.
39 At ipinag-utos sa canila na pahiliguin silang lahat, na
pulupulutong, sa ibabao nang damuhang sariua.
40 At sila,i, nanḡagsihilig nang hanay na tigisasang daan at
tiglilimang puo.
41 At quinuha niya ang limang tinapay at ang dalauang
isda, at nacatinḡala sa lanḡit na benendicionan, at hinati ang
manḡa tinapay, at ibinigay niya sa manḡa alagad, upang
ibayin sa canila. At ipinamahagui niya sa canilang lahat,
ang dalauang isda.
42 At cumain silang lahat at nanḡabusog.
43 At canilang binuhat ang labindalauang bacol na puno
nang manḡa pinagpirapirasong *tinapay* at isda.

* May anim na puo,t, pitong piso.

44 At ang nañgagsicain nğ mañga tinapay, ay limang libong
tauo.

*Lumalacad si Jesús sa ibabao nang tubig.*

45 At pagdaca,i, pinapag-madali niya ang caniyang mañga
alagad na lumulan sa daong, at mañgauna *sa caniya* sa
cabilang ibayo sa Bethsaida, samantalang pinaaalis niya ang
caramihan.
46 At pagcatapos na mapaalis niya sila, ay naparoon siya sa
bundoc upang manalañgin.
47 At nğ dumating ang hapon, ang daong ay nasa guitna
nang dagat, at siya,i, nag-iisa sa lupa.
48 At nang maquita niya na *totoong* nañgapapagal sa
paggaod, sapagca,t, sinasaluñga sila nang hañgin, at malapit
na ang icaapat na vigilia nğ gabi* ay naparoon siya sa canila
na lumalacad sa ibabao nang dagat, at ibig silang unahan.
49 Datapua,t, sila, nang maquita nilang siya,i, lumalacad sa
ibabao nang dagat, ay inacala nilang siya,i, isang multo at
sila,i, nañgagsisigao:
50 sapagca,t, naquita siya nilang lahat, at *pauang* nahinta-
cutan. Datapua,t, pagdaca,i, nagsalita siya sa canila, at sa
canila,i, sinabi: ¡Lacsan ninyo ang inyong loob, aco; huag
cayong matacot!
51 At siya,i, pumanhic sa *daong* nila, at humimpil ang
hañgin; at sila,i, nanguilalas nang di cauasa.
52 Palibhasa,i, hindi pa nila napag-uunaua yaong *nangyari*
sa mañga tinapay; cungdi natitigas ang canilang mañga
puso.
53 At nang macatauid na sila,i, nadating nila ang lupa
nang Genezaret, at sumadsad sila sa doonğan.
54 At paglunsad nila sa daong, pagdaca,i, naquilala siya *nğ
mañga tauo,*
55 at nañgagtumulin sila sa palibotlibot nang boong lupaing
yaon, at nagpasimulang dalhin *sa caniya* ang mañga may
saquít na nasa canicanilang hihigan sa canilang narinig na
quinaroroonan niya.

* **A las tres nğ madaling arao.**

56 At saan man siya pumasoc, sa mañga bayan, ó sa mañga
ciudad, ó sa mañga nayon, inilalagay sa mañga pamilihan
ang mañga may saquít, at ipinamamanhic sa caniya na
ipahipo man lamang sa canila ang laylayan nang caniyang
damit, at ang lahat nang humipo sa caniya ay pauang
nagsisigaling.

*Ang sali,t, saling sabi nang mañga matatanda.*

7 AT NAQUISAMA sa caniya ang mañga fariseo at ilan sa
mañga escriba na nagsipangaling sa Jerusalem,
2 at canilang naquita ang ilan sa caniyang mañga alagad
na cumácain nang canilang tinapay na may maruruming
mg̃a camay, sa macatuid baga,i, hindi hinugasan.
3 Sapagca,t, ang mañga fariseo at ang lahat nang mañga
judío, cungdi muna mañgaghugas na mabuti ng̃ mg̃a camay ay
di cumacain, sa pagsunod sa mg̃a sali,t, saling sabi ng̃ mg̃a
matatanda.
4 At *cung nangagaling* sa pamilihan cungdi muna mañgag-
hugas ay hindi cumacain: at may iba pang maraming
mañga bagay na canilang minana upang ganapin; *gaya nang*
mañga paghuhugas nang mañga vasong *iniinuman*, at nang
mañga saro, at nang mañga vasong tangso, at nang mañga
hiligan.
5 At siya,i, tinanong nang mañga fariseo at nang mañga
escriba: ¿Baquit ang iyong mañga alagad ay hindi nañgag-
sisilacad ng̃ ayon sa sali,t, saling sabi nang mañga matatanda,
cungdi cumacain sila nang canilang tinapay ng̃ may maru-
ruming camay?
6 At sinabi niya sa canila: Mañga mapagpaimbabao,
mabuti ang pagcahula tungcol sa inyo ni Isaías, ayon sa
nasusulat: Ang bayang ito ay iguinagalang aco nang
caniyang mañga labi, datapua,t, malayo sa aquin ang cani-
yang puso.
7 Datapua,t, ualang capacanan ang pagsamba nila sa aquin,
sa pagtuturong *parang* mañga aral ng̃ mañga utos nang
mañga tauo.
8 Linilisan ninyo ang utos nang Dios at inyong pinangha-
hauacan ang sali,t, saling sabi nang mañga tauo;

9 at sinabi sa canila: Totoong tinatacuil ninyo ang utos
nang Dios upang maganap ang inyong mañga sali,t, saling sabi.
10 Sapagca,t, sinabi ni Moisés: Igalang mo ang iyong
ama at ang iyong ina, at: Ang manuñgayao sa ama ó sa
ina, ay mamatay na ualang pagsala.
11 Datapua,t, sinasabi ninyo: Cung sabihin nang isang
tauo sa caniyang ama ó caniyang ina: *Siya,i,* Corban (sa
macatuid baga,i, hayin *co sa Dios*) yaong mangyayaring
paquinabañgan mo sa aquin.
12 Hindi ninyo siya pababayaang gumaua nang ano man
na ucol sa caniyang ama ó sa caniyang ina;
13 na niuaualang cabuluhan ang uica nang Dios sa inyong
sali,t, saling sabi na inyong itinuro; at gumagaua cayo nang
iba pang maraming mañga bagay na cauañgis nito.
14 At muling pinalapit niya sa caniya ang caramihan, at
sinabi sa canila: ¡Paquingan ninyong lahat aco at inyong
unauain!
15 Ualang ano mang nasa labas *nang catauan* nang tauo
na pagpasoc sa caniya, ay macahahaua sa caniya; datapua,t,
ang mĝa bagay na lumalabas sa caniya, yaon ang nacahahaua
sa tauo.
16 Cung ang sino man ay may paquinig na ipaquiquinig,
ay maquinig.
17 At nang pumasoc siya sa bahay na mula sa caramihan,
ay tinanong siya nang caniyang mañga alagad tungcol sa
talinhaga.
18 At sinabi niya sa canila: ¿Cayo baga naman ay uala
ring pag-iisip? ¿Hindi ninyo nalalamang ang lahat nang nasa
sa labas na pumasoc sa tauo ay hindi macahahaua sa caniya;
19 sapagca,t, hindi pumapasoc sa caniyang puso, cungdi sa
caniyang tiyan, at lumalabas sa lihim na lugar? *Sinasabi ito*
na nililinis ang lahat nang mañga ulam.
20 At sinabi: Ang lumalabas sa tauo, yaon ang nacaha-
haua sa tauo.
21 Sapagca,t, mula sa loob, mula sa puso nang mañga tauo,
lumalabas ang mañga masasamang pag-iisip, ang mañga
paquiquiapid, ang mañga pagnanacao, ang mañga pagpatay
sa capua-tauo,

22 ang mḡa pangangalunya, ang manḡa casaquiman, ang
manḡa casaman, ang pagdaraya, ang calibugan, ang matang
masama, ang capusunḡan, ang capalaluan, ang camangmanḡan;
23 sa loob lumalabas ang lahat nang masasamang bagay
na ito, at nacahahaua sa tauo.

*Ang babayeng taga Sirofenicia.*

24 At nagtindig doon at napasa manḡa hanganan nang
Tiro at nang Sidón, at pumasoc sa isang bahay, at ibig niya
na sino ma,i, huag macaalam, at hindi siya nacapagtago.
25 Sapagca,t, pagdaca,i, ang isang babaye na ang caniyang
munting anac na babaye,i, may isang carumaldumal na
espíritu, nḡ mabalitaan siya, ay lumapit at nagpatirapa sa
caniyang paanan:
26 at ang babaye ay griega, taga Sirofenicia; at ipinamamanhic sa caniya na palayasin sa anac niya ang demonio.
27 At sinabi sa caniya *ni Jesús:* Pabayaan mo munang
mabusog ang manḡa anac, sapagca,t, hindi marapat na cunin
ang tinapay nang manḡa anac at itapon sa manḡa aso.
28 Datapua,t, sumagot *ang babaye,* at sa caniya,i, sinabi:
Oo, Panḡinoon; cahi,t, ang manḡa aso sa ilalim nang dulang
ay cumacain nang manḡa mumo nang manḡa anac.
29 At caniyang sinabi: Dahil sa sabing ito, humayo ca,
umalis na ang demonio sa iyong anac.
30 At pumaroon sa caniyang bahay, at naratnan ang anac
na nahihiga sa hihigan, at umalis na ang demonio.

*Pagpapagaling sa isang binḡi at utal sa Decapolis*

31 At siya,i, muling umalis sa manḡa hanganan nang Tiro,
at napatunḡo sa dagat nang Galilea, na nagdaan sa Sidón,
na caniyang tinahac ang manḡa hanganan nang Decápolis.
32 At dinalá nila sa caniya ang isang binḡi at utal, at ipinamanhic sa caniya na caniyang ipatong ang caniyang camay sa
caniya.
33 At siya,i, inihiualay niya nḡ bucod sa caramihan at
isinuot ang caniyang manḡa daliri sa manḡa tainḡa niya, at
lumura at hinipo ang caniyang dila;

34 at pagcatingala sa langit, dumaing, at sinabi sa caniya:
Efatha, sa macatuid ay: ¡ Mabucsan!
35 At nabucsan ang caniyang paquinig at nacalag ang tali
nang caniyang dila at nacapagsalitang malinao.
36 At ipinagbilin sa canila, na canino man ay huag nilang
sabihin: nḡuni,t, lalong ipinagbibilin niya sa canila, ay
bagcos namang canilang ibinabantog.
37 At sila,i, nanḡagtataca nang di cauasa, na sinasabi:
Mabuti ang pagcagaua sa lahat: binibigyang paquinig pati
nḡ manḡa binḡi, at pinapagsasalita ang manḡa pipi.

*Icalauang pagpaparami nang manḡa tinapay.*

8 NANG MANḠA arao na iyon, nḡ magcaroong muli nḡ
lubhang maraming tauo, at uala silang macain, pinalapit
niya sa caniya ang caniyang manḡa alagad, at sinabi sa
canila.
2 Nahahabag aco sa caramihan, sapagca,t, tatlong arao
nang sila,i, natitira sa aquin, at uala silang macain.
3 At cung sila,i, paouiin co na gutom sa canilang manḡa
bahay, ay magsisipanglupaypay sa daan, at nangaling sa
malayo ang iba sa canila.
4 At sinagot siya nang caniyang manḡa alagad: ¿ Saan
mabubusog nino man ang mḡa tauong ito nḡ tinapay dito sa
isang ilang?
5 At caniyang tinanong sila: ¿ Ilang tinapay mayroon
cayo? At sinabi nila: Pito.
6 At ini-utos niya sa caramihan na manḡagsihilig sa lupa at
quinuha niya ang pitong tinapay, at pagcapasalamat, ay
hinati at ibinigay sa caniyang manḡa alagad, upang ihayin
sa canila, at inihayin nila sa caramihan.
7 At mayroon silang caunting maliliit na isda, at nḡ
caniyang mabendicionan, ay ipinag-utos na canilang ihayin
din naman ang mḡa ito sa canila.
8 At nanḡagsicain, at nanḡabusog at canilang binuhat ang
pitong bacol na lumabis sa manḡa pinagpirapiraso.
9 At sila,i, may manḡa apat na libo; at sila,i, pinaalis.

*Ang levadura nang manḡa Fariseo.*

10 At pagdaca,i, lumulan siya sa daong na casama ang
caniyang manḡa alagad, at napasa sacop nang Dalmanutha.
11 At linabas siya nang manḡa fariseo, at nagpasimulang
maquipagtalo sa caniya, na hinahanapan siya nḡ isang tanda
nang lanḡit, na tinutucso siya.
12 At siya,i, dumaing nḡ malalim sa caniyang espíritu, at
sinabi: ¿Baquit humahanap nang tanda ang lahing ito?
Catotohanang sinasabi co sa inyo, na hindi bibigyan nang
ano mang tanda ang lahing ito.
13 At sila,i, iniuan niya at muling lumulan *sa daong* at
tumauid sa cabilang ibayo.
14 At nalimutan nilang magdala nang tinapay, at uala sila
cungdi isang tinapay sa daong.
15 At ipinagbilin sa canila at sinabi: Tignan ninyo, maginḡat
cayo sa levadura nang manḡa fariseo, at sa levadura ni
Herodes.
16 At nanḡagbubulay-bulay sila-sila, na sinabi: *Sapagca,t,*
uala tayong tinapay.
17 At nang maalaman ni Jesús, ay sinabi sa canila:
¿Baquit cayo,i, nanḡagbubulay-bulay *nḡ ganito:* sapagca,t,
uala cayong tinapay? ¿Hindi pa ninyo nalalaman at napaguunaua?
¿Matigas pa baga ang inyong puso?
18 ¿Mayroon cayong mata ay hindi cayo nacacaquita, at
mayroon cayong paquinig ay hindi cayo nacacarinig? ¿At
hindi ninyo naaalaala?
19 Nang aquing bahaguihin ang limang tinapay sa limang
libo, ¿ilang bacol na puno nang manḡa pinagpirapiraso ang
inyong binuhat? Sinabi nila sa caniya; Labingdalaua.
20 At nang *bahaguihin co* ang pitong *tinapay* sa apat na
libo, ¿ilang bacol na puno nang manḡa pinagpirapiraso ang
binuhat ninyo? At sinabi nila: Pito.
21 At sinabi niya sa canila: ¿Hindi pa baga ninyo mapagunaua?

*Pagpapagaling sa bulag sa Bethsaida.*

22 At dumating sa Bethsaida, at dinala nila sa caniya ang
isang bulag, at ipinamanhic nila sa caniya na siya,i, caniyang
hipuin.
23 At hinauacan sa camay ang bulag, at dinala niya sa
labas nang bayan, at nḡ maluraan ang caniyang manḡa
mata, at maipatong sa caniya ang camay, tinanong siya,
¿Nacacaquita ca baga nang ano man?
24 At siya,i, tuminḡala at nagsabi: Nacacaquita aco nḡ
manḡa tauo, sapagca,t, namamasdan co na nagsisilacad na
parang manḡa cahoy.
25 At pagcatapos ipinatong uli sa caniya ang manḡa camay
*ni Jesús* sa caniyang manḡa mata, at siya,i, pinatinḡin at
siya,i, gumaling, at naquitang maliuanag ang lahat nḡ bagay.
26 At pinaoui sa caniyang bahay, na sinabi: Huag cang
pumasoc cahi,t, sa bayan.

*Pagsasaysay nang pagquilala ni Pedro.*

27 At naparoon si Jesús at ang caniyang manḡa alagad sa
manḡa bayan nang Cesarea ni Felipo. At itinanong sa daan
sa caniyang manḡa alagad na sinabi sa canila: ¿Ano ang
sinasabi nang manḡa tauo cung sino baga aco?
28 At sinabi nila sa caniya, na sinabi: Si Juang Mamimin-
yag: at *anang* manḡa iba,i, Si Elías; datapua,t, iba,i, Isa sa
manḡa profeta.
29 At tinanong niya sila: Datapua,t, cayo, ¿ano ang sabi
ninyo cung sino aco? Sumagot si Pedro, at sinabi sa caniya:
¡Icao ang Cristo!
30 At ipinagbilin sa canila na huag sabihin canino man
*cung sino* siya.
31 At nagpasimulang nagturo sa canila, na ang Anac nang
tauo ay quinacailanḡang magbatá nḡ maraming bagay, at
itacuil nang manḡa matatanda, at nang manḡa puno nang
manḡa sacerdote, at nang manḡa escriba, at siya,i, patayin,
at magbanḡon uli pagcaraan nang tatlong arao.
32 At hayag na sinabi niya ang salitang *ito.* At isinama
siya ni Pedro at pinasimulaang siya,i, paguicaan.

33 Datapua,t, nḡ lumingon at tignan ang caniyang manḡa
alagad, ay saca pinaguicaan si Pedro, at sinabi; Lumagay ca
sa licuran co Satanás; sapagca,t, di mo pinag-iisip ang manḡa
bagay na ucol sa Dios, cungdi ang manḡa bagay na *ucol* sa
manḡa tauo.

*Pasanin ang cruz.*

34 At pinalapit niya sa caniya ang caramihan sampuo nang
caniyang manḡa alagad, at sa canila,i, sinabi: Cung ang sino
man ay ibig sumunod sa aquin, ay tumangui sa caniyang
sarili, at dalhin ang caniyang cruz, at sumunod sa aquin.
35 Sapagca,t, ang mag-ibig iligtas ang caniyang buhay ay
mauaualan: at ang manalan nang caniyang buhay dahilan sa
aquin at sa evangelio, ay maliligtas.
36 Sapagca,t, ¿anong mapapaquinabang nang tauo cung
camtan man niya ang boong sanglibutan, at mapapahamac
ang caniyang calulua?
37 ¿Sapagca,t, anong ibibigay nang tauo na tumbas nḡ
caniyang calulua?
38 Sapagca,t, ang magmacahiya sa aquin at sa aquing
manḡa panḡaral sa lahing itong mapanḡalunya, at macasala-
nan, icahihiya naman siya nang Anac nang tauo pagparito
niyang sumasacalualhatian nang caniyang Ama, na casama
ang manḡa santong angel.
9 AT SINABI niya sa canila: Catotohanang sinasabi co sa
inyo, na may ilan sa manḡa naririto, na hindi matiticman
sa ano mang paraan ang camatayan, hangang sa maquita
nila ang caharian nang Dios na pariritong taglay ang capang-
yarihan.

*Ang pagbabagong anyo.*

2 At pagcaraan nang anim na arao ay isinama ni Jesús si
Pedro at si Santiago at si Juan, at sila ay dinala sa isang
mataas na bundoc, na nagsibucod sa mḡa iba at nagbagong
anyo sa harap nila.
3 At ang caniyang damit ay nagningning at totoong
pumuti, ano pa,t, sino mang manglalaba sa lupa ay hindi
macapagpapaputi *nḡ gayon.*

4 At napaquita sa canila si Elías na casama si Moisés, na
naquiquipag-usap cay Jesús.
5 At sumagot si Pedro at sinabi cay Jesús: Rabbí, mabuti
sa atin ang matira tayo rito, at gumaua tayo nang tatlong
dampa, isa ang sa iyo, at isa ang cay Moisés, at isa ang cay
Elías.
6 Sapagca,t, hindi niya nalalaman cung anong isasagot
palibhasa,i, sila,i, totoong nahihintacutan.
7 At dumating ang isang alapaap na sa canila,i, lumilim,
at lumbas ang isang voces sa alapaap: Ito ang sinisinta cong
Anac, siya ang inyong paquingan.
8 At caracaraca,i, lumin̄gap sila sa palibotlibot ay uala
na silang naquitang sino man, cungdi si Jesús lamang na
casama nila.
9 At nang sila,i, bumaba sa bundoc, ipinagbilin sa canila
na canino man ay huag sabihin ang canilang naquita, cungdi
pagca ang Anac nang tauo ay nacapagbangong muli sa
man̄ga patay.
10 At canilang inilihim ang salitang ito, at sila,i, nan̄gagta-
tanun̄gan, cung ano ang cahulugan nang pagbabangong muli
sa man̄ga patay.
11 At tinanong nila siya, na sinabi: Sinasabi nang man̄ga
escriba, na quinacailan̄gang pumarito muna si Elías.
12 At sa canila,i, sinabi niya; Catotohanang si Elías, ay
paparitong mauuna, at isasauli *sa dati* ang lahat nang man̄ga
bagay: at ¿ baquit nasusulat tungcol sa Anac nang tauo, na
maghihirap sa maraming bagay at pauaualanghalaga?
13 Datapua,t, sinasabi co sa inyo, na naparito si Elías, at
guinaua din naman sa caniya ang lahat nang canilang inibig,
ayon sa nasusulat tungcol sa caniya.

*Ang binatang pinahihirapan nang demonio.*

14 At nang sila,i, pumaroon sa man̄ga alagad, naquitang na
sa canilang palibotlibot ang isang lubhang maraming tauo at
ang man̄ga escriba na sa canila,i, naquiquipagtalo.
15 At ang boong caramihan pagdaca,i, pagcaquita sa caniya
ay nan̄gagtaca n̄g mainam at tinacbo siya at siya,i, binati
nila.

16 At tinanong sila: ¿Ano ang ipinaquiquipagtalo ninyo
sa canila?
17 At isa sa caramihan ay sumagot sa caniya: Maestro,
dinala co sa iyo ang aquing anac na lalaqui na may isang
espíritung pipi;
18 ang *espíritung ito*, saan man siya hauacan ay siya,i,
ibinubual: at nagbubula *ang bibig* at nagngañgalit ang
mañga ngipin, at untiunting natutuyo: at sinabi co sa iyong
mañga alagad na siya,i, palayasin, at hindi nila napaalis.
19 At sumagot siya sa canila, at nagsabi: ¡Oh lahing
ualang pananampalataya! ¿hangang cailan maquiquisama
aco sa inyo? ¿hangang cailan titiisin co cayo? Dalhin
ninyo siya sa aquin.
20 At dinala nila sa caniya: at pagcaquita sa caniya, ay
pagdaca,i, pinapañgatal siya na mainam ng espíritu, at siya,i,
nalugmoc sa lupa, at nagpapagulonggulong na bumubula *ang
bibig*.
21 At tinanong ang caniyang ama: ¿Cailan pang panahon
nangyayari sa caniya ito? At sinabi niya: Mula sa pagca-
bata.
22 At madalas na siya,i, inihahaguis sa apoy at sa tubig
upang siya,i, patayin; datapua,t, cung mayroon cang ano
mang magagaua, maaua ca sa amin at tuluñgan mo cami.
23 At sinabi sa caniya ni Jesús: ¡Cung icao ay mangya-
yaring *manampalataya*! Lahat ng bagay ay maaari sa
nananampalataya.
24 Pagdaca,i, ang ama nang bata ay sumigao, at nagsabi:
Nananampalataya aco, tuluñgan mo ang caculañgan co nang
pananampalataya.
25 At nang maquita ni Jesús na dumaragsa na tumatacbo
ang caramihan, pinag-uicaan ang carumaldumal na espíritu,
at sinabi: Icao pipi at biñging espíritu, ini-uutos co sa iyo, na
lumabas ca sa caniya; at huag ca nang pumasoc na muli sa
caniya.
26 At ng macapagsisigao *ang espíritu* at ng siya,i, mapa-
ñgatal na mainam, ay umalis; at *siya,i*, naguing anyong
patay, ano pa,t, marami ang nagsasabi: Patay *na* siya.

27 Datapua,t, hinauacan siya ni Jesús sa camay, at siya,i,
ibinangon, at siya,i, nagbangon.
28 At nang pumasoc siya sa bahay, tinanong siya nang
bucod nang caniyang manga alagad: Hindi napalayas namin
siya.
29 At sinabi niya sa canila: Ang ganitong *demonio* ay
hindi mapalabas nang ano man, cungdi sa pamamag-itan
nang panalangin at ayuno.

*Ang pangulo sa caharian nang langit.*

30 At umalis sila roong nangagdaan sa Galilea; at aayao
na sino ma,i, macaalam.
31 Sapagca,t, tinuturuan ang caniyang manga alagad at sa
canila,i, sinabi: Ibibigay ang Anac nang tauo sa manga
camay nang manga tauo, at siya,i, papatayin; at pagca-
matay niya, ay magbabangong muli pagcaraan ng icatlong
arao.
32 Nguni,t, hindi nila napaguunaua ang salita, at nanga-
tatacot sila na sa caniya,i, magtanong.
33 At sila,i, dumating sa Capernaum; at ng siya,i, nasa sa
bahay, ay tinanong sila: ¿Ano ang pinagtalunan ninyo sa
daan?
34 Datapua,t, sila,i, hindi nangagsiimic; sapagca,t, sila-sila
ay nangagtatalo sa daan, cung sino ang pangulo.
35 At siya,i, naupo, at tinauag ang labingdalaua, at sa
canila,i, sinabi: Cung sino mang ibig na siyang maguing
una, ay siyang mahuhuli sa lahat, at ang lingcod nang lahat.
36 At humauac nang isang maliit na bata, at inilagay sa
guitna nila, at caniyang quinalong, at sa canila,i, sinabi:
37 Sino mang tumangap sa isa sa manga ganitong maliit
na bata sa aquing pangalan, ay aco ang tinangap, at sino
mang tumatangap sa aquin, hindi aco ang tinatangap cungdi
yaong sa aqui,i, nagsugo.

*Ang hindi laban sa atin ay ayon sa atin.*

38 Sinabi sa caniya ni Juan: Maestro, naquita namin ang
isa na sa pangalan mo,i, nagpapalayas nang mga demonio;

at pinagbaualan namin siya, sapagca,t, hindi siya suma-
sama sa atin.
39 Datapua,t, sinabi ni Jesús: Huag ninyong pagbaualan
siya; sapagca,t, uala sino mang gumaua nang gauang maca-
pangyarihan sa pañgalan co, na pagdaca,i, macapagsasalita
nang masama tungcol sa aquin.
40 Sapagca,t, ang hindi laban sa atin ay sa atin ayon.
41 Sapagca,t, sino mang magpainom sa inyo nang isang
vasong tubig, dahil sa cayo,i, cay Cristo, catotohanang sina-
sabi co sa inyo na hindi mauauala sa ano mang paraan ang
ganti sa caniya.

*Sa mañga pagbibigay icatitisod.*

42 Sino mang magbigay icatitisod sa mañga maliliit na ito
na sumasampalataya sa aquin, ay mabuti pa sa caniya cung
bitinan ang caniyang liig ng̃ isang guilingang batong pini-
pihit ng̃ asno at siya,i, ihulog sa dagat.
43 At cung ang camay mo ay macapagpapatisod sa iyo, ay
putulin mo: mabuti pa sa iyo ang masoc sa buhay na
pingcao, cay sa may dalauang camay ca ay mapasa infierno,
sa apoy na di mangyayaring mapatay.
44 Na doo,i, hindi namamatay ang canilang u-od, at hindi
namamatay ang apoy.
45 At cung ang paa mo ay macapagpapatisod sa iyo, ay
putulin mo, mabuti pa sa iyo na pilay na pumasoc icao sa
buhay, cay sa may dalauang paa ca ay ihulog ca sa infierno.
46 Na doo,i, hindi namamatay ang canilang u-od, at hindi
namamatay ang apoy.
47 At cung ang mata mo ay macapagpapatisod sa iyo
duquitin mo: mabuti pa sa iyo ang pumasoc sa caharian
nang Dios na iisa ang mata, cay sa may dalauang mata ay
ihulog ca sa infierno.
48 Na doo,i, hindi namamatay ang canilang u-od, at hindi
namamatay ang apoy.
49 Sapagca,t, aasnang lahat sa pamamag-itan nang apoy.
50 Mabuti ang asin; datapua,t, cung tumabang ang asin,
¿ano ang inyong ipagpapaalat? Taglayin ninyo sa inyong
sarili ang asin; at cayo,i, magsamasamang payapa.

*Tungcol sa paghihiualay nang magasaua ó divorcio.*

10 AT SIYA,I, tumindig doon at napasa manḡa hanganan
nang Judea, at sa daco pa roon nang Jordán, at ang
caramihan ay muling naquipisan sa caniya; at ayon sa cani-
yang quinauugalian ay muling pinanḡaralan niya sila
2 At dumating sa caniya ang manḡa fariseo, at siya,i,
tinanong: ¿Matuid baga sa lalaqui na ihiualay ang *cani-
yang* asaua? na siya,i, canilang tinutucso.
3 At sumagot at sa canila,i, sinabi: ¿Ano ang ipinag-
uutos sa inyo ni Moisés?
4 At sila,i, nagsabi: Ipinahihintulot ni Moisés na ilagda
ang casulatan sa paghihiualay, at ihiualay siya.
5 Datapua,t, sinabi sa canila ni Jesús; Dahil sa catigasan
nang inyong puso ay inilagda sa inyo ang utos na ito.
6 Nḡuni,t, buhat sa unang mula nang paglalang, ang
lalaqui,t, ang babaye ay quinapal *nang Dios.*
7 Dahil dito,i, iiuan nang lalaqui ang caniyang ama at ina,
at maquiquisama sa caniyang asaua;
8 at ang dalaua, ay maguiguing isang lamán: caya nḡà
hindi na sila dalaua, cungdi isang lamán.
9 Ang pinapagsama nḡà nang Dios, ay huag papaghiua-
layin nang tauo.
10 At sa bahay muling tinanong siya nang manḡa alagad
tungcol sa bagay na ito.
11 At sinabi sa canila: Sino mang *lalaqui* na ihiualay ang
caniyang asaua, at pacasal sa iba, ay nagcacasala nang
panḡanḡalunya laban sa *unang asaua.*
12 At cung ihiualay nḡ *babaye* ang caniyang asaua, at
pacasal sa iba ay nagcacasala nang panḡanḡalunya.

*Benebendicionan ni Jesús ang manḡa bata.*

13 At dinala nila sa caniya ang manḡa maliliit na bata
upang sila,i, caniyang hipuin, at sinauay sila nang manḡa
alagad.
14 Datapua,t, nḡ ito,i, maquita ni Jesús ay nagdalang galit
at sinabi sa canila: Pabayaan ninyong lumapit sa aquin

ang mañga maliliit na bata; huag ninyong pagbaualan,
sapagca,t, sa mña ganito ang cabarian nang Dios.
15 Catotohanang sinasabi co sa inyo: Na sino man hindi
tumangap nang cabarian nang Dios na parang isang maliit
na bata, ay hindi papasoc doon sa ano mang paraan
16 At quinalong niya sila at benendicionan, na ipinapatong
ang caniyang camay sa canila.

*Ang binatang mayaman.*

17 At nang siya,i, umaalis, na lumalacad, may isang tumac-
bo sa caniya, at lumuhod sa *harap* niya, at siya,i, tinanong:
Mabuting Maestro, ¿ano ang gagauin co upang aco,i, mag-
mana nang buhay na ualang hangan?
18 At sinabi sa caniya ni Jesús: ¿Baquit tinatauag mo
acong mabuti? Uala sino mang mabuti, cungdi isa, ang
Dios.
19 Nalalaman mo ang mañga utos: Huag cang pumatay:
Huag cang mañgalunya: Huag cang magnacao: Huag cang
sumacsi sa di catotohanan: Huag cang magdaya: Igalang
mo ang iyong ama at ang ina.
20 At sinabi sa caniya: Maestro, ang lahat nang ito ay
aquing guinanap mula sa aquing cabataan.
21 At ñg matignan siya ni Jesús, guinilio siya at sinabi sa
caniya: Isang bagay ang culang sa iyo: lumacad ca, ipagbili
mo ang lahat mong tinatangquilic, at ibigay mo sa mañga
duc-ha at magcacaroon ca nang cayamanan sa lañgit; at
pumarito ca, sumunod ca sa aquin.
22 Datapua,t, siya ay nahapis sa sabing ito, at yumaong
namamanglao sapagca,t, isang may maraming mañga pag-
aari.
23 At lumiñgap si Jesús sa palibotlibot, at sinabi sa
caniyang mañga alagad: ¡Pagcahirap-hirap na macapasoc sa
caharian nang Dios ang mañga may mañga cayamanan!
24 At nañgagtaca ang mañga alagad sa caniyang mañga
salita; datapua,t, si Jesús ay muling sumagot at nagsabi sa
canila: ¡Mañga anac, pagcahirap-hirap na macapasoc sa
caharian nang Dios ang mañga umaasa sa mañga cayama-
nan!

25 Magaan pa sa isang camello ang dumaan sa butas ng̃
isang carayom, cay sa isang mayaman ang pumasoc sa
caharian nang Dios.
26 At sila,i, nagtatacang mainam na sinasabi sa caniya:
¿at sino ng̃à caya ang macaliligtas?
27 Pagting̃in ni Jesús sa canila ay nagsabi: Hindi mang-
yayari ito sa mang̃a tauo; datapua,t, hindi *gayon* sa Dios;
sapagca,t, ang lahat nang bagay ay may pangyayari sa Dios.
28 Si Pedro ay nagpasimulang magsalita sa caniya: Narito,
iniuan namin ang lahat at sumunod sa iyo.
29 Sinabi ni Jesús: Catotohanang sinasabi co sa inyo: Uala
sino mang nag-iuan ng̃ bahay, ó mang̃a capatid na lalaqui, ó
mang̃a capatid na babaye, ó ina, ó ama, ó mang̃a anac, ó
mang̃a lupain dahil sa aquin at dahil sa evangelio,
30 datapua,t, siya,i, tatangap nang macasangdaan ng̃ayon sa
panahong ito ng̃ mang̃a bahay, at mang̃a capatid na lalaqui,
at mang̃a capatid na babaye, at mang̃a ina, at mang̃a anac,
at mang̃a lupain, sampuo nang mang̃a pag-uusig; at sa
panahong darating ay ng̃ ualang hangang buhay.
31 Datapua,i, maraming nang̃unang̃unang mahuhuli, at
nang̃ahuhuling mang̃unang̃una.

*Ang cahing̃ian nang mang̃a anac ni Zebedeo.*

32 At sila,i, nasa raan at pumapanhic sa Jerusalem, at
nang̃unang̃una sa canila si Jesús, at sila,i, naguiguitlahanan, at
ang mg̃a sumusunod ay nang̃atatacot: at muling pinalapit
niya sa caniya ang labingdalaua, at nagpasimulang sinabi sa
canila ang mang̃a bagay na sa caniya,i, mangyayari, *na
sinabi:*
33 Narito, pumapanhic tayo sa Jerusalem, at ibibigay ang
Anac nang tauo sa mang̃a puno nang mang̃a sacerdote at sa
mang̃a escriba, at siya,i, hahatulang patayin, at ibibigay siya
sa mang̃a gentil;
34 at siya,i, aalimurahin, at siya,i, luluraan, at siya,i,
papaluin, at siya,i, papatayin; at pagcaraan ng̃ tatlong arao
ay siya,i, magbabang̃ong muli.
35 At nang̃agsilapit sa caniya, si Santiago at si Juan, na
mang̃a anac ni Zebedeo, na sa caniya,i, nagsipagsabi:

Maestro, ibig naming iyong gauin sa amin ang ano mang
aming hingin so iyo.
36 At sinabi niya sa canila: ¿Ano ang ibig ninyo na sa
inyo,i, aquing gauin?
37 At sinabi nila sa caniya: Ipagcaloob mo sa amin na sa
iyong calualhatian ay maupo cami, ang isa,i, sa iyong canan,
at ang isa,i, sa *iyong* caliua.
38 Datapua,t, sinabi sa canila ni Jesús: Hindi ninyo
nalalaman ang inyong hinihingi. ¿Mangyayari bagang
uminom cayo ng̃ copang aquing iniinom, ó cayo baga,i,
mabibinyagan nang binyag na ibininyag sa aquin?
39 At sinabi nila sa caniya: Mangyayari. At sinabi sa
canila ni Jesús: Ang copang aquing iniinom ay iinomin
ninyo; at sa binyag na ibininyag sa aquin, ay cayo,i,
bibinyagan;
40 datapua,t, ang maupo sa aquing canan ó sa *aquing*
caliua ay hindi aco ang magbibigay, cungdi *sa mang̃a*
pinaghahandaan.
41 At nang marinig nang sampuo ito, ay nagpasimulang
nang̃agalit dahil cay Santiago at cay Juan.
42 At sila,i, pinalapit ni Jesús sa caniya, at sa canila,i,
sinabi: Nalalaman ninyo na yaong mang̃a inaaring mang̃a
puno ng̃ mang̃a tauo ay napapapang̃inoon sa canila; at ang
mang̃a malalaqui sa canila, ay guinagamit ang capangyarihan
sa canila.
43 Datapua,t, sa inyo,i, hindi gayon; cungdi sino mang
mag-ibig na lumaqui sa inyo, maguiguing lingcod ninyo:
44 at sino man sa inyo na mag-ibig na maguing pang̃ulo,
ay maguiguing alipin nang lahat.
45 Sapagca,t, tunay na ang Anac nang tauo ay hindi
naparito upang siya,i, paglingcuran, cungdi upang maglingcod,
at ibigay ang caniyang buhay sa pagtubos sa marami.

*Ang bulag sa Jericó.*

46 At dumating sila sa Jericó; at pag-alis niya sa Jericó,
sampuo ng̃ caniyang mang̃a alagad, at ng̃ isang lubhang
maraming tauo, ay ang anac ni Timeo, si Bartimeo, na
isang pulubing bulag, ay nacaupo sa tabi nang daan.

47 At nang marinig niya na yao,i, si Jesús na taga Nazaret,
siya,i, nagpasimulang magsisigao, at magsasalita: Jesús, Icao
*na* anac ni David, mahabag ca sa aquin.
48 At siya,i, quinagagalitan nang marami, upang siya,i,
huag magiñgay; datapua,t, siya,i, lalong sumisigao: Icao *na*
anac ni David, mahabag ca sa aquin.
49 At tumiguil si Jesús, at sinabi: Tauagin ninyo siya. At
tinauag nila ang bulag, na sinabi sa caniya. Lacsan mo ang
iyong loob; icao ay magtindig, tinatauag ca niya.
50 At pagcatapon ng̃ caniyang balabal, ay nagmadaling
tumindig at lumapit cay Jesús.
51 At sumagot sa caniya si Jesús, at sinabi: ¿Ano ang ibig
mong gauin co sa iyo? At sinabi nang bulag sa caniya:
Rabboni, na aco,i, macaquita.
52 At sinabi sa caniya ni Jesús: Lumacad ca, pinagaling
ca nang iyong pananampalataya. At pagdaca,i, nacaquita,
at siya,i, sumusunod sa caniya sa daan.

*Masayang pagpasoc ni Jesús sa Jerusalem.*

11 AT NANG malalapit na sila sa Jerusalem, sa Betphagé
at sa Bethania, sa *tabi* nang bundoc nang mang̃a Oliva,
inutusan niya ang dalaua sa caniyang mang̃a alagad,
2 at sa canila,i, sinabi: Pumaroon cayo sa bayang nasa
tapat ninyo, at pagdaca, pagcapasoc ninyo roon, masu-
sumpung̃an ninyo ang isang nacataling pollino, na hindi pa
nasasacyan nang sino mang tauo: inyong calaguin siya at
dalhin ninyo siya *rito*.
3 At cung may magsabi sa inyo: ¿Baquit guinagaua ninyo
ito? sabihin ninyong: Quinacailang̃an nang Pang̃inoon; at
pagdaca,i, ipadadala rito.
4 At sila,i, nang̃agsiparoon, at canilang nasumpung̃an ang
pollino na nacatali sa pintuan sa labas nang lansang̃an, at
siya,i, canilang quinalag.
5 At ilan sa mang̃a naroroon ay sinabi sa canila: ¿Ano
ang guinagaua ninyo at inyong quinacalag ang pollino?
6 At sinabi nila sa canila ayon sa sinabi ni Jesús: at sila,i,
pinabayaang umalis.

7 At dinala nila ang pollino cay Jesús; at inilagay nila sa
ibabao *nang pollino* ang canilang manḡa damit, at suma-
cay sa caniya *si Jesús.*
8 At marami ang nanḡaglalatag nang canilang manḡa
damit sa daan; at ang manḡa iba,i, manḡa sanḡa na cani-
lang pinutol sa mḡa parang.
9 At ang manḡa nasa unahan, at ang manḡa sumusunod,
ay pauang sumisigao, ¡Hosanna! Purihin ang pumaparito
sa panḡalan nang Panḡinoon!
10 ¡Purihin ang cahariang pumaparito, *ang caharian* nang
ating amang si David! ¡Hosanna sa manḡa cataasan!
11 At nasoc siya sa Jerusalem, sa templo: at nang maca-
linḡap siya sa palibotlibot sa lahat nang manḡa bagay, at
palibhasa,i, gabi na, ay pumaroon sa Bethania na casama ang
labingdalaua.

*Ang tuyong higuera: ang paglilinis nang templo.*

12 At siya, quinabucasan, pagcaalis nila sa Bethania, ay
nagutom.
13 At sa malayo,i, natanao niya ang isang higuera na may
manḡa dahon, at lumapit, at baca sacali macasumpong doon
nang ano man; at nang lumapit, ay ualang nasundoang ano
man cungdi manḡa dahon, sapagca,t, hindi panahon nang
higos.
14 At sumagot si Jesús at sinabi sa *higuera:* Mula nḡayon
huag cumain ang sino man nang iyong bunḡa magpacailan
man. At ito,i, narinig nang caniyang manḡa alagad.
15 At nanḡagsidating sila sa Jerusalem, at pumasoc *si Jesús*
sa templo, at nagpasimulang caniyang pinalayas ang manḡa
nagbibili at ang mḡa bumibili sa templo, at caniyang iniuapay
ang manḡa papag nang manḡa nagpapalit nang salapi, at
ang manḡa upuan nang manḡa nagbibili nang calapati;
16 at hindi ipinahihintulot na sino ma,i, magdala nang ano
mang dalad lahan sa templo.
17 At sila,i, tinuturuan at sinasabi: ¿Hindi baga nasusulat
na: Ang aquing bahay, ay tatauaguing bahay na panalanḡ-
inan nḡ lahat nḡ nacíon? Datapua,t, guinaua ninyong
yunḡib nang manḡa magnanacao.

18 At yao,i, narinig nang mañga escriba at nang mañga
puno nang mañga sacerdote, at pinagsisicapan cung paanong
siya,i, canilang mapapatay. sapagca,t, natatacot sila sa caniya,
dahil sa ang boong caramihan ay nanguiguilalas sa caniyang
aral.
19 At tuing gabi,i, lumalabas siya sa ciudad.
20 At sa pagdaraan nila pagca umaga, ay naquita nila na
ang puno nğ higuera ay tuyo mula sa mañga ugat.
21 At sa pagcaalaala ni Pedro ay sinabi sa caniya: Rabbí,
narito, ang sinumpa mong puno nğ higuera, ay natuyo.
22 At pagsagot ni Jesús ay sa canila,i, sinabi: ¡Sumam-
palataya cayo sa Dios!
23 Catotohanang sinasabi co sa inyo, na sino mang magsabi
sa bundoc na ito: Umalis ca, at sumugba ca sa dagat; at
huag mag-alinlañgan sa caniyang puso cungdi manampala-
taya na manyayari ang sinasabi, ay cacamtan niya.
24 Caya nğà, sinasabi co sa inyo; na ang lahat na inyong
hiñgin sa pananalañgin, manampalataya cayo na inyong
tinangap na, at inyong cacamtan.
25 At cailan man cayo,i, nananalañgin, magpatauad cayo,
cung mayroon cayong ano mang laban sa canino man; upang
ang inyo namang Ama na nasa lañgit, ay ipatauad sa inyo
ang inyong mañga casalanan.
26 Datapua,t, cung hindi cayo magpatauad, hindi rin cayo
patatauarin sa inyong mañga casalanan nang inyong Ama na
nasa lañgit.

*Tungcol sa binyag ni Juan.*

27 At nañgagsiparoon uli sila sa Jerusalem; at samantalang
lumalacad siya sa templo, ay lumapit sa caniya ang mañga
puno nang mañga sacerdote, at ang mañga escriba at ang
mañga matatanda,
28 at sinabi nila sa caniya. ¿Sa anong capangyarihan
guinagaua mo ang mañga bagay na ito? ¿ó sino ang sa iyo,i,
nagbigay nang capangyarihang gauin mo ang mañga bagay
na ito?
29 At sa canila,i, sinabi ni Jesús: Tatanuñgin co cayo nang
isang salita, at sagutin ninyo aco at *saca* sasabihin co sa inyo

cung sa anong capangyarihan guinagaua co ang mangā bagay
na ito.
30 Ang binyag ni Juan ¿ay mula baga sa langit ó sa
mangā tauo? Sagutin ninyo aco.
31 At canilang pinagbubulay-bulay sa canilang sarili na
sinasabi: Cung sabihin nating mula sa langit, ay sasabihin:
¿Baquit, ngà hindi ninyo siya pinanampalatayahan?
32 Datapua,t, cung sabihin nating: Mula sa mangā tauo,
nangātatacot sila sa bayan; sapagca,t, quiniquilala nang lahat
na si Jua,i, *tunay* na profeta.
33 At sila,i, sumagot cay Jesús at nagsabi: Hindi namin
nalalaman. At sinabi ni Jesús sa canila: Hindi co rin sasa-
bihin sa inyo cung sa anong capangyarihan guinagaua co ang
mangā bagay na ito.

*Talinhaga tungcol sa mangā masasamang magsasaca.*

12 AT nagpasimulang pinagsalitaan sila sa mangā talin-
haga. Nagtanim ang isang tauo nang isang uvasan, at
binacuran nang mangā buhay na cahoy, at humucay nang
isang mapagpisaan nang uvas, at nagtayo nang isang ban-
tayan, at pinaupahan sa mangā magsasaca, at napasa ibang
bayan.
2 At sa capanahunan, ày nag-utos siya nang isang alipin
sa mangā magsasaca upang tangapin sa mangā magsasaca
*ang caniyang bahagui* sa bungā nang uvasan.
3 At hinuli nila siya, at siya,i, canilang hinampas, at pina-
ouing ualang dala.
4 At muling nag-utos sa canila nang isang alipin, at cani-
lang sinugatan sa ulo, at siya,i, canilang inalimura nang di
cauasa.
5 At nag-utos nang iba, at yao,i, canilang pinatay; at ang
iba pang marami, ang iba,i, canilang hinampas, at ang iba,i,
canilang pinatay.
6 Mayroon pang isa, isang anac na sinisinta; siyang pinag-
utusang cahulihulihan, na sinabi: Igagalang nila ang aquing
anac.

7 Datapua,t, ang mañga magsasacang yaon ay nañgagsa-
litaan at canilang sinabi: Ito ang magmamana; hali cayo,
atin siyang patayin, at maguiguing atin ang mana.
8 At siya,i, canilang hinuli, at pinatay nila siya, at pina-
layas nila siya sa labas nang uvasan.
9 ¿Ano ñgá caya ang gagauin nang may-ari nang uvasan?
Paroroon, at pupucsain ang mañga magsasaca, at ibibigay
ang uvasan sa mañga iba.

10 ¿Hindi man lamang nabasa ninyo ang Casulatang ito:

Ang bato na pinaualang halaga nang mañga nag-
tatayo *nang bahay*, ang siya ring naguing pañgulo sa
panuloc.

11 Guinaua ito nang Pañginoon, at caguilaguilalas sa
ating mañga mata?

12 At pinagsisicapan nilang hulihin siya, at sila,i, nañga-
tatacot sa caramihan; sapagca,t, canilang nalalaman na
sinabi niya ang talinhaga laban sa canila at siya,i, iniuan, at
nañgagsialis.

*Ang pinag-usapan tungcol sa buis.*

13 At inutusan sa caniya ang ilan sa mañga fariseo at sa
mañga Herodiano, upang siya,i, hulihin sa pananalita.
14 At paglapit nila,i, sinabi sa caniya: Maestro, nalalaman
naming icao ay mapagpatotoo, at hindi ca nañgiñgimi canino
man, sapagca,t, hindi mo tinitingnan ang calagayan nang
tauo, cungdi itinuturo mo ang daan sa Dios, ayon sa catoto-
hanan: ¿Catuiran baga na bumuis cay Cesar, ó hindi?
15 ¿Magbibigay baga cami, ó hindi cami magbibigay?
Datapua,t, palibhasa,i, nalalaman niya ang pagpapaimbabao
nila, ay sa canila,i, sinabi: ¿Baquit ninyo aco tinutucso?
Dalhin ninyo sa aquin ang isang denario* upang aquing
maquita.
16 At canilang dinala sa caniya ang *denario** at sinabi sa
canila: ¿Canino ang larauang ito at ang nasusulat? At
sinabi nila sa caniya: Cay Cesar.

* Isang denario, ay cabati at ualo.

17 At sinabi sa canila ni Jesús: Bayaran ninyo cay Cesar
ang cay Cesar, at sa Dios ang sa Dios. At sila,i, nanguilalas
na mainam sa caniya.

*Ang mang̃a Saduceo at ang pagcabuhay na mag-uli.*

18 At nagsilapit sa caniya ang mang̃a saduceo, na nang̃ag-
sasabing ualang pagcabuhay na mag-uli, at siya,i, canilang
tinanong, na sinabi:
19 Maestro: Isinulat sa amin ni Moisés, na cung ang
capatid na lalaqui nino man ay mamatay, at may maiuang
asaua, at ualang maiuang anac, ay cunin nang caniyang
capatid ang caniyang asaua, at bigyan nang lipi ang cani-
yang capatid.
20 May pitong lalaquing magcacapatid; at nag-asaua ang
pang̃anay, at nang mamatay hindi nag-iuan nang lipi.
21 At nag-asaua *sa bao* ang pang̃alaua, at namatay na
hindi nag-iuan nang lipi; at gayon din naman ang pang̃-
atlo.
22 At ang pito,i, hindi nag-iuan nang lipi. Sa cahulihuli-
ha,i, namatay naman ang babaye.
23 Sa pagcabuhay na mag-uli ¿Sino sa canila ang magui-
guing asaua? sapagca,t, siya,i, naguing asaua ng̃ pito.
24 Sinabi sa canila ni Jesús: ¿Hindi cayo baga caya nag-
cacamali dahil diyan, na hindi ninyo nalalaman ang mang̃a
Casulatan, at hindi rin *talos ninyo* ang capangyarihan nang
Dios?
25 Sapagca,t, pagbabang̃on nila sa mang̃a patay, ay hindi
na sila magaasaua, at hindi na pagaasauahin, cungdi gaya ng̃
mang̃a ángel sa lang̃it.
26 Ng̃uni,t, tungcol sa mang̃a patay, na sila,i, mang̃agba-
bang̃on ¿hindi baga ninyo nabasa sa libro ni Moisés, tungcol
sa *puno nang* zarza cung paanong siya,i, quinausap ng̃ Dios,
na sinabi: Aco ang Dios ni Abraham, at ang Dios ni Isaac,
at ang Dios ni Jacob?
27 Hindi siya Dios nang mang̃a patay, cungdi nang mang̃a
buhay: cayo,i, nagcacamaling mainam.

*Ang daquilang utos.*

28 At lumapit ang isa sa mang̃a escriba, at narinig ang
canilang pagtatalo, at palibhasa,i, nalalamang sa canila,i,
mabuti ang pagcasagot, ay tinanong siya: ¿Alin baga ang
pang̃ulong utos sa lahat?
29 Sumagot si Jesús: Ang pang̃ulo ay: Paquingan mo
Israel; Ang Pang̃inoong ating Dios, ang Pang̃inoo,i, iisa:
30 at iibiguin mo ang Pang̃inoong iyong Dios nang boong
puso mo, at nang boong calulua mo, at nang boong pag-
iisip mo, at nang boong lacas mo.
31 Ang pang̃alaua,i, ito: Iibiguin mo ang capua mo tauo
na gaya *nang pag-ibig mo* sa iyong sarili. Ualang ibang
utos na hihiguit sa mg̃a ito.
32 At sinabi sa caniya nang escriba: Magaling, Maestro,
catotohanan ang sinabi mo, na iisa ang *Dios*; at uala nang
iba liban sa caniya;
33 at ang siya,i, ibiguin nang boong puso, at nang boong
pag-iisip, at nang boong lacas; at ibiguin ang capua tauo na
gaya nang *pag-ibig* sa sarili, ay higuit sa lahat nang mang̃a
handog na sinunog, at mg̃a hayin.
34 At nang maquita ni Jesús na siya,i, sumagot nang cata-
linuan, ay sinabi sa caniya: Hindi ca nalalayo sa caharian
nang Dios. At mula niyaon sino ma,i, hindi na nang̃ahas na
tumanong pa sa caniya, ng̃ ano mang tanong.

*Si Cristo,i, anac ni David.*

35 At sumagot si Jesús at sinabi, nang siya,i, nagtuturo sa
templo: ¿Baquit sinasabi nang mang̃a escriba na ang Cristo
ay anac ni David?
36 Si David rin ang nagsabi sa *pamamag-itan nang* Espí-
ritu Santo:

Sinabi nang Pang̃inoon sa aquing Pang̃inoon: Maupo
ca sa aquing canan, Hangang sa gauin co ang iyong
mang̃a caauay na tuntung̃an nang iyong mang̃a paa.

37 Si David rin ang tumatauag na Pang̃inoon sa caniya,
¿at saan siya maguiguing caniyang anac? At ang mang̃a
caraniuang tauo *sa bayan* ay dinirinig siya na may lugod.

*Pagpintas sa manḡa escriba.*

38 At sinabi niya sa caniyang panḡaral: Mag-inḡat cayo sa
manḡa escriba na ibig manḡagsilacad na may mahahabang
damit, at *quinalulugdan nila* ang manḡa pagpugay *sa canila*
sa manḡa plaza.
39 at ang manḡa panḡulong upuan sa manḡa sinagoga, at
ang manḡa unang luclucan sa manḡa piguinḡan;
40 na linalamon ang manḡa bahay nang manḡa babayeng
bao; at ang dinadahilan ay ang mahabang panalanḡin; ang
manḡa ito,i, tatangap nang lalong malaquing cahatulan.

*Ang hayin nang duc-hang baong babaye.*

41 At umupo siya sa tapat nang caban nang mḡa handog,
at minamasdan cung paanong inihuhulog nḡ caramihan ang
salapi sa caban; at maraming manḡa mayayaman ang nag-
huhulog nang marami.
42 At lumapit ang isang duc-hang baong babaye, at siya,i,
naghulog nang dalauang maliit, na ang halaga,i, isang beles.
43 At pinalapit niya sa caniya ang caniyang manḡa alagad,
at sinabi sa canila: Catotohanang sinasabi co sa inyong ang
duc-hang baong babayeng ito, ay naghulog nang higuit cay
sa lahat nang naghuhulog sa caban;
44 sapagca,t, ang lahat ay naghulog nang sa canila,i, labis;
datapua,t, siya sa caniyang caruchaan, ay inihulog ang lahat
nang caniyang tinatangquilic, ang lahat niyang icabubuhay.

*Ang panḡanḡaral na hinuhulaan ang manyayari.*
*Ang pasimula nang manḡa cahirapan.*

13 AT PAG-ALIS niya sa templo, ay sinabi sa caniya nang
isa sa caniyang manḡa alagad: Maestro, masdan mo
pagcainam na manḡa bato, at pagcainam na manḡa bahay.
2 At sinabi ni Jesús sa caniya: ¿Naquiquita mo ang ma-
lalaquing bahay na ito? Ualang matitira dito nḡ isang
bato sa ibabao nang capua bato na hindi iguiguiba.
3 At nang siya,i, nauupo sa bundoc nang manḡa Oliva, sa
tapat nang templo, tinanong siya nang bucod ni Pedro at ni
Santiago at ni Juan at ni Andrés:

4 Sabihin mo sa amin, ¿cailan mangyayari ang mang̃a
bagay na ito? ¿At ano ang *maguiguing* tanda pagca ma-
gaganap na ang lahat nang mang̃a bagay na ito?
5 At si Jesús ay nagpasimulang nagsabi sa canila; Mag-
ing̃at cayo na huag cayong paraya canino man.
6 Maraming paririto sa aquing pang̃alan at sasabihin: Aco
*ang Cristo,* at mararaya nila ang marami.
7 At cung macarinig cayo nang mang̃a pagbabaca at mang̃a
aling̃aong̃ao nang pagbabaca, huag cayong magulomihanan;
quinacailang̃ang *ito,i,* mangyari; datapua,t, hindi pa ito ang
uacas.
8 Sapagca,t, magtitindig ang *isang* nacíon laban sa nacíon
at ang *isang* caharian laban sa caharian; at magcacaroon
nang mang̃a lindol sa iba,t, ibang lugar; at magcacagutom:
ang mg̃a bagay na ito,i, pasimula nang cahirapan.
9 Datapua,t, mag-ing̃at cayo sa inyong sarili: sapagca,t,
cayo,i, ibibigay nila sa mang̃a hucuman, at cayo,i, hahampasin
sa mang̃a sinagoga; at cayo,i, ihaharap sa mang̃a gobernador
at sa mang̃a hari dahil sa aquin, sa patotoo sa canila.
10 At sa lahat nang mang̃a nacíon ay quinacailang̃an na
maipang̃aral muna ang evangelio.
11 At pagca cayo,i, dinala *sa harap ng̃ hucom,* at cayo,i,
ibinigay, huag cayong magalaala nang inyong sasabihin;
datapua,t, ang ipagcaloob sa inyo sa oras na yaon, ay inyong
sabihin: sapagca,t, hindi cayo ang nang̃agsasalita, cungdi ang
Espíritu Santo.
12 At ibibigay nang capatid sa camatayan ang capatid,
at nang ama ang caniyang anac; at mang̃agsisitindig ang
mang̃a anac laban sa mang̃a magulang, at sila,i, ipapapatay.
13 At cayo,i, capopootan nang lahat dahil sa aquing pang̃a-
lan; datapua,t, ang manatili hangang sa cauacasan, ito,i,
maliligtas.

*Ang pang̃ang̃aral na hinuhulaan ang mangyayari (carugtong): Ang malaquing caligaligan.*

14 Ng̃uni,t, pagca naquita ninyong magtindig ang calupit-
lupit na pag-uasac doon sa di dapat *pangyarihan* (unauain

nang bumabasa): cung magcagayo,i, tumacas sa mang̃a bundoc ang mang̃a nasa Judea;
15 at huag manaog ang sumasabubung̃an at huag man lamang pumasoc upang cumuha nang ano man sa caniyang bahay:
16 at ang sumasabuquid ay huag magbalic upang cumuha ng̃ caniyang balabal.
17 Datapua,t, ¡sa aba nang mang̃a buntis, at nang mang̃a nagpapasuso sa mang̃a arao na yaon!
18 At manalang̃in cayo, na huag mangyari sa tag-guinao.
19 Sapagca,t, sa mang̃a arao na yaon magcacaroon ng̃ capighatian, ano pa,t, hindi nangyari magbuhat sa unang mula nang paglalang na quinapal nang Dios, hangang ng̃ayon, at cailan pa man ay di na mangyayari.
20 At cung hindi pinaicli nang Pang̃inoon ang mang̃a arao, ay ualang lamang macaliligtas; datapua,t, dahil sa mang̃a hirang na caniyang hinirang, ay pinaicli ang mang̃a arao.
21 At cung magcagayon, cung ang sino ma,i, sa inyo,i, magsabi: Narito, ang Cristo, ó nariyan *siya,* huag ninyong paniualaan:
22 sapagca,t, may mang̃agsisilitao na mang̃a hindi tunay na Cristo at mang̃a hindi tunay na profeta, at magpapaquita nang mang̃a tanda at mang̃a cababalaghan, upang macaraya sila, cung mangyayari, sa mang̃a hirang.
23 Datapua,t, mag-ing̃at cayo, narito, ipinagpauna co nang sinabi sa inyo ang lahat.

*Ang pang̃ang̃aral na hinuhulaan ang mangyayari* (*uacas*): *Ang pagbabalic nang Anac nang tauo.*

24 Ng̃uni,t, sa mang̃a arao na yaon, pagcatapos nang mang̃a capighatiang yaon, magdidilim ang arao at hindi magliliuanag ang buan,
25 at mang̃alalaglag ang mang̃a bituin sa lang̃it, at mang̃ang̃atal ang mang̃a capangyarihang sa calang̃itan.
26 At cung magcagayo,i, maquiquita nila ang Anac nang tauo, na pariritong nasa mang̃a alapaap na may daquilang capangyarihan at caluualhatian.

27 At cung magcagayo,i, susuguin niya ang mañga angel at
titipunin ang caniyang mañga hinirang mula sa apat na panig
*nang sanglibutan*, magmula sa uacas nang lupa hangang sa
dulo nang lañgit.
28 Sa higuera ñgà ay pagaralan ninyo ang caniyang talin-
haga; Pagca nananariua na ang caniyang sañga, at sumusupling
ang mañga dahon, nalalaman ninyo na malapit na ang tag-
arao;
29 gayon din naman cayo pagca naquita ninyong nangya-
yari ang mañga bagay na ito, talastasin ninyo na malapit na,
nasa mañga pintuan.
30 Catotohanang sinasabi co sa inyo na hindi lilipas ang
mña tauo ñgayon, hangang maganap ang lahat nang mañga
bagay na ito.
31 Ang lañgit at ang lupa ay lilipas, datapua,t, ang mañga
uica co ay di lilipas.

*Ang pañgañgaral na hinuhulaan ang mangyayari (uacas): Ang pag-iiñgat.*

32 Ñguni,t, tungcol sa arao at oras na yaon; sino ma,i,
ualang nacaaalam, cahi man ang mañga ángel sa lañgit cahi
man ang Anac, cungdi ang Ama.
33 Cayo,i, mag-iñgat, magpuyat at manalañgin; sapagca,t,
hindi ninyo nalalaman cung cailan caya ang panahon.
34 Gaya nğ isang tauo na nanirahan sa ibang lupain, na
pagcaiuan nğ caniyang bahay, at pagcabigay nğ capangya-
rihan sa caniyang mañga alipin, sa baua,t, isa,i, ang caniyang
pañgañgasiuaan, sa bantay-pinto rin naman ay ini-utos na
magpuyat.
35 Magpacapuyat, ñgà cayo, sapagca,t, hindi ninyo nalala-
man cung cailan paririto ang pañginoon nang bahay: cung sa
hapon, ó sa hating gabi, ó sa pagtalaoc nang manoc, ó sa
umaga:
36 baca cung biglang pumarito, ay cayo,i, maratnang
natutulog.
37 At ang sinasabi co sa inyo, ay sinasabi co sa lahat:
Magpacapuyat cayo.

*Ang pagpupulong nang mañga sacerdote.*

14 AT PAGCARAAN nang dalauang arao ay *capistahan nang* pascua, at nang mañga tinapay na ualang levadura: at pinagsisicapan nang mañga puno nang mañga sacerdote, at nğ mañga escriba, cung paanong siya,i, huhulihin sa pamamag-itan nang daya, at papatayin.
2 Sapagca,t, sinasabi nila: Huag sa capistahan baca magca-
gulo ang bayan.

*Ang paghapon sa Bethania.*

3 At samantalang siya,i, nasa sa Bethania, sa bahay ni Simón
ang leproso, samantalang siya,i, nauupo sa dulang, dumating
ang isang babaye na may isang sisidilang alabastro na *puno*
nang ungüentong nardo na totoong mahalaga; *at* binucsan
niya ang sisidlan at ibinuhos sa ibabao nang caniyang
ulo.
4 Datapua,t, may mğa ilan na sa canicanila ay nagalit, *na
sinabi* ¿Sa anong capacanan ang pag-aacsayang ito nang
ungüento?
5 Sapagca,t, ang ungüentong ito,i, maipagbibili nang mahi-
guit sa tatlong daang denario* at maibibigay sa mañga duc-
ha. At nañgag-uupasala laban sa *babaye.*
6 Datapua,t, sinasabi ni Jesús: Pabayáan ninyo siya
¿Baquit ninyo siya binabagabag? mabuting gaua ang guin-
aua sa aquin.
7 Sapagca,t, laguing nasa sa inyo ang mañga duc-ha, cung
cailan man ibiguin ninyo ay mangyayaring magauan ninyo
sila nang magaling, datapua,t, aco.i, hindi laguing nasa sa
inyo.
8 Guinaua niya ang caniyang nacacaya: siya,i, nagpauna
na pahiran ang catauan co sa paglilibing *sa aquin.*
9 At catotohanang sinasabi co sa inyo, na saan man ipa-
ñgaral ang evangelio sa boong sanglibutan, ay sasaysayin
din ang guinaua nang babayeng ito sa pag-aalaala sa
caniya.

* **May isang daang piso.**

*Ang bayad sa paglililo.*

10 At si Judas Iscariote, na isa sa labingdalaua, naparoon
sa mang̃a puno nang mang̃a sacerdote upang ipagcanulo *si*
*Jesús* sa canila.
11 At sila, nang ito,i, canilang marinig, ay nang̃atua, at
nagsipang̃acong siya,i, bibigyan nang salapi. At pinagsisi-
capan niya cung papaanong *si Jesús* ay caniyang maipagca-
canulo sa capanahunan.

*Ang huling Pascua; ang santong paghapon.*

12 At nang unang arao nang mang̃a tinapay na ualang
levadura, nang inihahayin *ang corderong ucol sa* pascua, ay
sinabi sa caniya nang caniyang mang̃a alagad: ¿Saan mo
ibig na cami pumaroon at ipaghanda ca upang macacain ng̃
pascua?
13 At inutusan niya ang dalaua sa caniyang mang̃a alagad,
at sa canila,i, sinabi: Pumaroon cayo sa ciudad, at sasalubong
cayo ng̃ isang lalaqui na may dalang isang bang̃ang tubig;
sundan ninyo siya.
14 At saan man siya pumasoc, ay sabihin ninyo sa pang̃i-
noon sa bahay: Sinasabi nang Maestro: ¿Saan naroon ang
aquing cabahayang aquing cacainan ng̃ pascua na casama
nang aquing mang̃a alagad?
15 At ituturo niya sa inyo ang isang malaquing cabahayan
sa itaas na gayac at handa na; at ipaghanda ninyo roon tayo
16 At nang̃agsiparoon ang mang̃a alagad at nagsipasoc sila
sa ciudad, at canilang nasundoan ayon sa sinabi niya sa
canila; at naghanda sila ng̃ pascua.
17 At nang hapon na ay naparoon siya sampuo ng̃ labing-
dalaua.
18 At nang sila,i, nang̃ahihilig na at cumacain, ay sinabi ni
Jesús: Catotohanang sinasabi co sa inyo, na ang isa sa inyo,
na casama cong cumacain, ay aco,i, ipagcacanulo.
19 Sila,i, nagpasimulang namanglao, at isa,t, isang nagsabi
sa caniya: ¿Aco baga?
20 At sinabi niya sa canila: Isa *ng̃à* sa labingdalaua, yaong
casama cong sumasaosao sa pingan.

21 Sapagca,t, papanao ang Anac nang tauo, ayon sa nasu-
sulat tungcol sa caniya; datapua,t, ¡sa aba niyaong tauong
nagcacanulo sa Anac ng̃ tauo! Mabuti pa sa tauong yaon
ang hindi siya ipinang̃anac.
22 At nang sila,i, cumacain, dumampot siya nang tinapay,
at ng̃ caniyang mabendicionan, ay caniyang hinati, at
ibinigay sa canila, at sinabi: Inyong abutin, ito ang aquing
catauan.
23 at dumampot ng̃ isang copa, at nang macapagpasalamat,
ibinigay sa canila: at doo,i, uminom silang lahat.
24 At sinabi niya sa canila: Ito,i, aquing dugo nang tipan
na mabubuhos dahil sa marami.
25 Catotohanang sinasabi co sa inyo: Hindi na aco iinom
nang bung̃a nang uvas, hangang sa arao na iinomin cong
bago sa caharian nang Dios.
26 At pagcaauit niya nang isang himno, ay pumaroon sila
sa bundoc nang mang̃a Oliva.

*Si Pedro,i, pinaunahan.*

27 At sinabi sa canila ni Jesús: cayong lahat ay magcaca-
roon ng̃ icatitisod; sapagca,t, nasusulat: Susugatan co ang
pastor, at mang̃ang̃alat ang mang̃a tupa.
28 Gayon ma,i, pagcapagbang̃on co, mauuna aco sa inyo sa
Galilea.
29 Datapua,t, sinabi sa caniya ni Pedro: Baga man mag-
caroon ng̃ icatitisod ang lahat, gayon ma,i, hindi aco.
30 At sinabi sa caniya ni Jesús: Catotohanang sinasabi co
sa iyo, na ng̃ayon, sa gabing ito, bago tumalaoc ang manoc
nang maicalaua, icacaila mo acong macaitlo.
31 Datapua,t, lalo nang ipinagmamatigas na sinabi niya:
Cahi ma,t, cailang̃ang mamatay acong casama mo, hindi cata
icacaila. At sinasabi rin naman nang lahat ang gayon din.

*Si Jesús sa Gethsemani.*

32 At nang̃agsirating sila sa isang lugar na tinatauag na
Gethsemani, at sinabi niya sa caniyang mang̃a alagad; Maupo
cayo rito, samantalang aco,i, nananalang̃in.

33 At caniyang isinama si Pedro at si Santiago at si Juan;
at nagpasimulang siya,i, nahintacutan at nanglumo.
34 At sinabi niya sa canila: Namamanglao na mainam ang
aquing calulua, hangang sa camatayan; matira cayo rito at
cayo,i, magpuyat.
35 At siya,i, lumacad sa daco pa roon, at nagpatirapa sa
lupa, at nanalan̄gin na cung mangyayari ay macaraan sa
caniya ang oras.
36 At sinasabi: Abba, Ama, may pangyayari sa iyo ang
lahat nang bagay; ilayo mo sa aquin ang copang ito; datapua,t, huag ang ibig co, cungdi ang ibig mo.
37 At lumapit at naratnan niya silang nan̄gatutulog; at
sinabi cay Pedro: ¿Simon, natutulog ca? ¿Hindi ca nacapagpuyat nang isang oras?
38 Cayo,i, magpuyat at manalan̄gin, upang huag cayong
pumasoc sa tucso; ang espíritu, sa catotohanan, ay handa,
datapua,t, ang cataua,i, mahina.
39 At umalis uli at nanalan̄gin, na sinabi ang gayon ding
man̄ga salita.
40 At muling lumapit siya at naratnan silang nan̄gatutulog,
sapagca,t, totoong sila,i, nagtutuca, at uala silang maalamang
sa caniya,i, isagot.
41 At sa icatlong paglapit, ay sinabi sa canila: Matulog na
cayo at magpahin̄galay; sucat na; dumating na ang oras:
narito, ang Anac nang tauo ay ipagcacanulo sa man̄ga camay
nang man̄ga macasalanan.
42 Man̄gagbangon cayo, hayo na tayo, narito, malapit na
ang nagcacanulo sa aquin.

*Pagdaguip cay Jesús.*

43 At pagdaca, samantalang nagsasalita pa siya, dumating
si Judas, na isa sa labingdalaua, at casama niya ang isang
caramihan na may man̄ga tabac at man̄ga panghampas, na
mula sa man̄ga puno nang man̄ga sacerdote, at sa man̄ga
escriba, at sa man̄ga matatanda.
44 At ang nagcacanulo sa caniya, ay binigyan sila nang
isang hudyat, at sinabi; Ang aquing hagcan, yaon n̄gà;
hulihin ninyo siya, at dalhin ninyo siya na may pag-iin̄gat.

45 At nḡ dumating siya, pagdaca,i, lumapit sa caniya, at sa
caniya,i, sinabi: Rabbí, at siya,i, hinagcan.
46 At siya,i, sinungaban nila, at siya,i, canilang hinuli.
47 Datapua,t, isa sa manḡa naroroon binunot ang caniyang
tabac, at sinugatan ang alipin nang daquilang sacerdote
at tinigpas ang caniyang tainḡa.
48 At sumagot si Jesús at sinabi sa canila: ¿Cayo,i, nagsi-
labas na parang laban sa isang tulisan na may manḡa tabac
at manḡa panghampas upang hulihin aco?
49 Arao arao ay casama ninyo aco, na nagtuturo sa templo,
at hindi ninyo aco hinuli; nḡuni,t, *ganito nḡà* upang matupad
ang manḡa Casulatan.
50 At iniuan siya nḡ lahat, at nanḡagsitacas.
51 At sinusundan siya nang isang binata, na nababalot
nang isang cumot ang *catauang* hubo; at hinuli nila siya;
52 datapua,t, caniyang binitiuan ang cumot, at tumacas na
hubo.

*Si Jesús sa harap nḡ Sanedrin.*

53 At dinala nila si Jesús sa daquilang sacerdote; at nagpi-
pisan sa caniya ang lahat nang manḡa puno nang manḡa
sacerdote, at ang manḡa matatanda at ang manḡa escriba.
54 At si Pedro,i, sumunod sa caniya sa malayo, hangang
sa loob nang patio nang daquilang sacerdote; at naquiumpoc
sa manḡa alguacil; at nanḡagpapainit sa ninḡas *nḡ apoy.*
55 At humahanap ang manḡa puno nang manḡa sacerdote
at ang boong concilio nḡ pagsacsi laban cay Jesús, upang
siya,i, ipapatay; at hindi sila macasumpong.
56 Sapagca,t, marami ang manḡa sumasacsi nang casinunḡa-
linḡang laban sa caniya; at hindi nanḡagcacatugma ang
canilang manḡa pagsacsi.
57 At nanḡagsipagtindig ang ilan at nanḡagsisisacsi nang
casinunḡalinḡang laban sa caniya, na sinabi;
58 narinig naming sinabi niya: Aquing iguiguiba ang
templong ito, na gaua nang camay; at sa loob nang tatlong
arao ay itatayo co ang ibang hindi gaua nang camay.
59 At cahi,t, sa papagayon man ay hindi rin nagcacatugma
ang pagsacsi nila.

60 At nagtindig sa guitna ang daquilang sacerdote, at
tinanong si Jesús, na sinabi: ¿Uala cang isinasagot na ano
man? ¿Ano ang sinasacsihan nang mañga ito laban sa
iyo?
61 Datapua,t, siya,i, hindi umiimic, at ualang isinagot.
Tinanong siyang muli nang daquilang sacerdote, at sinabi sa
caniya; ¿Icao baga ang Cristo, ang Anac nang Mapalad?
62 At sinabi ni Jesús: ¡Aco ngà: at maquiquita ninyo ang
Anac nang tauo na nacaupo sa canan nang capangyarihan
*nang Dios*, at pumaparito na casama ng̃ mañga alapaap nang
lañgit!
63 At pinunit nang daquilang sacerdote ang caniyang
mañga damit, at sinabi: ¿Ano pang cailañgan natin nang
mañga sacsi?
64 Narinig ninyo ang capusuñgan: ¿Ano ang acala ninyo?
At hinatulan nilang lahat na siya,i, dapat mamatay.
65 At nagpasimulang luraan siya nang ilan, at tinacpan
ang caniyang muc-ha, at siya,i, pinagsasampal, at sa caniya,i,
canilang sinabi: Hulaan mo. At siya,i, tinangap na pinag-
susuntoc nang mañga alguacil.

*Pagcacaila ni Pedro cay Jesús.*

66 At samantalang nasa ibaba si Pedro, sa patio, lumapit
ang isa sa mañga alilang babaye nang daquilang sacerdote;
67 at pagcaquita cay Pedro na nagpapainit, tinitigan siya
at sinabi: Icao naman ay casama rin nang taga Nazaret, na
si Jesús.
68 Datapua,t, siya,i, nagcaila na sinabi: Hindi co nalala-
man ó natatalastas man ang sinasabi mo; at lumabas siya sa
pinapasucan; at tumalaoc ang manoc.
69 At naquita siya nang alilang babaye, at nagpasimulang
nagsabi uli sa mañga naroroon: Ito ay *isa* sa canila.
70 Datapua,t, muling nagcaila siya. At hindi nalaon, at
ang mañga naroroo,i, nagsabing muli cay Pedro: Catotoha-
nang icao ay *isa* sa canila, sapagca,t, icao ay taga Galilea.
71 Datapua,t, siya,i, nagpasimulang manuñgayao at manum-
pa: Hindi co naquiquilala ang tauong ito na inyong
sinasabi.

72 At pagdaca, bilang pangalaua,i, tumalaoc ang manoc; at
naalaala ni Pedro ang uica na sinabi ni Jesús sa caniya:
Bago tumalaoc ang manoc nang maicalaua, ay icacaila mc
acong macaitlo. At ng maisip niya ito, ay tumangis.

*Si Jesús sa harap ni Pilato.*

15 AT PAGDACA, pagcaumaga ay nangagpulong ang
manga puno nang manga sacerdote sampuo ng manga
matatanda at manga escriba, at ang boong concilio, at gui-
napos si Jesús at dinala nila siya, at canilang ibinigay siya
cay Pilato.
2 At tinanong siya ni Pilato: ¿Icao baga ang Hari nang
manga judío? At pagsagot niya ay nagsabi: Icao ang
nagsasabi.
3 At isinusumbong siya sa maraming bagay nang manga
puno nang manga sacerdote.
4 At muling tinanong siya ni Pilato, na sinabi: ¿Hindi ca
sumasagot nang ano man? Masdan mo cung gaano cara-
ming manga bagay ang canilang isinusumbong *laban* sa iyo.
5 Datapua,t, si Jesús ay di na sumagot ng ano man, ano
pa,t, nangguilalas si Pilato.
6 At sa capistahan ay pinagcaugalian niya na paualan sa
canila ang isang bilango, na canilang hingin.
7 At mayroong isa na cung tauagui,i, Barrábas, na nabi-
bilango, sumpuo nang manga nanghimagsic, na pumatay
*nang tauo* sa panghihimagsic.
8 At lumapit ang caramihan, at nangagpasimulang hingin
sa caniya na sa canila,i, *gauin* ang tulad sa laguing sa canila,i,
guinagaua.
9 At sinagot sila ni Pilato na sinabi: ¿Ibig baga ninyo na
aquing paualan inyo ang Hari nang manga judío?
10 Palibhasa,i, natatalastas niya na sa capanaghilian ay
ibinigay siya nang manga puno nang manga sacerdote.
11 Datapua,t, inudyucan nang manga puno nang manga
sacerdote ang caramihan, na si Barrábas na muna ang siya
niyang paualan sa canila.

12 At sumagot na muli si Pilato, at sa canila,i, sinabi: ¿Ano
ng̃ang aquing gagauin sa inyong tinatauag na Hari nang
mang̃a judío?
13 At sila,i, muling nagsigauan: Ipaco siya *sa cruz.*
14 At sinasabi sa canila ni Pilato: ¿Baquit? ¿anong
masamang caniyang guinaua? Datapua,t, sila,i, lalong sumi-
sigao: Ipaco siya *sa cruz.*
15 At sa pagcaibig ni Pilato na magbigay-loob sa caramihan,
ay pinaualan ca canila si Barrábas, at ibinigay si Jesús,
pagcatapos na siya,i, mahampas, upang siya,i, ipaco *sa
cruz.*
16 At dinala siya nang mang̃a sundalo sa loob nang patio,
sa macatuid baga,i, sa Pretorio; at canilang tinipon ang boong
pulutong.
17 At siya,i, canilang dinamtan nang purpura; at ng̃
macapagcamacama nang isang coronang tinic, ay ipinutong
nila sa caniya,
18 at nang̃agpasimula sila na siya,i, batiin: ¡Aba, Hari
nang mang̃a judío!
19 At sinusugatan nila ang caniyang ulo nang isang
cauayan, at siya,i, linuluraan, at pagcaluhod nila, siya,i,
canilang sinasamba.
20 At nang siya,i, canilang maalimura, ay hinubdan nila
siya nang purpura, at isinuot sa caniya ang caniyang mang̃a
suot, at siya,i, canilang inilabas upang ipaco *sa cruz.*

*Ang pagpapaco sa cruz.*

21 At canilang pinilit ang isang nagdaraan (si Simón taga
Cirene, ama ni Alejandro at ni Rufo, na nangagaling sa
buquid) upang sumama ng̃ pasanin niya ang caniyang cruz.
22 At siya,i, canilang dinala sa lugar nang Golgotha, na
cung sasaysayin ay, Lugar nang bung̃o.
23 At siya,i, pinaiinom nila nang alac na hinaluang nang
mirra; datapua,t, hindi niya ininom.
24 At siya,i, canilang ipinaco *sa cruz,* at canilang binahagui
ang caniyang mang̃a suot, na canilang pinagsapalaran, cung
alin ang dadalhin nang baua,t, isa.

25 At tercia* ang oras at siya,i, canilang ipinaco *sa cruz.*
26 At ang titic nang sumbong sa caniya ay isinulat sa itaas;
ANG HARI NANG MANḠA JUDÍO.
27 At ipinaco *sa cruz* na casama niya ang dalauang
tulisan; isa sa caniyang canan, at isa sa caniyang caliua.
28 At natupad ang Casulatan, na nagsabi: At siya,i,
ibinilang sa manḡa suail.
29 At siya,i, linilibac nang manḡa nagdaraan, na iguinagalao
ang canilang manḡa ulo, at sinasabi: ¡Ah! !icao na iguini-
guiba mo ang templo, at sa tatlong arao ay iyong itinatayo,
30 iyong iligtas ang sarili mo, at bumaba ca sa cruz!
31 Gayon din naman ang manḡa puno nang manḡa
sacerdote, *siya,i,* tinutuya, *na nanḡagsasalitaan* sila-sila,
sampuo nḡ manḡa escriba, at sinasabi: ¡Nagligtas sa manḡa
iba, sa caniyang sarili hindi macapagligtas!
32 Bumaba nḡayon sa cruz ang Cristo, ang Hari nang
Israel, upang aming maquita at cami ay manampalataya. At
pinipistaan siya nang manḡa casama niyang napapaco.
33 At nang dumating ang oras nang sexta†, ay nagdilim sa
boong sangcalupaan, hangang sa horas nang nona‡.
34 At sa oras nang nona, si Jesús ay sumigao nang malacas
na voces, *at sinabi:* Eloi, Eloi ¿Lamma sabachthani? na
cung sasaysayin ay; ¡Dios co, Dios co! ¿baquit mo aco
pinabayaan?
35 At nang marinig nang ilan sa manḡa naroroon, ay
sinabi nila: Narito, tinatauag niya si Elías.
36 At tumacbo ang isa, at binasa sa suca ang isang esponja,
saca inilagay sa isang cauayan, at ipinainom sa caniya, at
sinasabi: ¡Pabayaan ninyo, tignan natin cung paririto si
Elías upang siya,i, ibaba!
37 At si Jesús, sumigao nang malacas na voces at nalagot
ang hininḡa.
38 At ang tabing nang templo ay napunit na nagca-
dalaua, mula sa itaas hangang sa ibaba.

* A has nueve nang umaga. † A has 12 nang arao.
‡ A has 3 nang hapon.

39 At ang capitán na naroroon sa tapat niya, nang
maquita na nalagot ang hininga ng ganito, ay caniyang
sinabi: ¡Catotohanang ang tauong ito ay Anac nang Dios!
40 At mayroom din namang manga babaye na tumatanao
sa malayo; na sa mga yao,i, *naroroon*, si María Magdalena,
at gayon din si María na ina ni Santiago ang bata at ni
José, at si Salome;
41 na nang siya,i, nasa Galilea, ay nangagsisisunod sa
caniya, at siya,i, pinaglilingcuran; at manga iba pang maram-
ing mga babaye na nangagsidating na casama niya sa Jeru-
salem.

*Ang paglilibing.*

42 At nang dumating na ang hapon, sapagca,t, Paghahanda,
sa macatuid baga,i, ang arao na sinusundan nang sabado,
43 dumating si José na taga Arimathea, isang marilag na
senador, na naghihintay rin naman nang caharian nang Dios,
at siya,i, nangahas na pumasoc *sa quinalalagyan* ni Pilato,
at hiningi niya ang catauan ni Jesús.
44 At nanguilalas si Pilato na siya,i, patay na; at pagcata-
uag niya sa capitán, itinanong sa caniya cung malaon ng
patay.
45 At nang matanto niya sa capitán, ay ipinagcaloob ang
bangcay cay José.
46 At bumili *si José* nang isang cumot, at pagcababa sa
caniya *sa cruz*, binalot siya nang cumot, at inilagay siya sa
isang libingan na hinucay sa isang bato, at iguinulong niya
ang isang bato sa pintuan nang libingan.
47 At tinitignan ni María Magdalena, at ni María *na ina*
ni José cung saan siya nalagay.

*Ang pagcabuhay na mag-uli.*

16 AT NANG macaraan ang sabado, si María Magdalena,
at si Maríang *ina* ni Santiago, at si Salome, ay nangag-
sibili nang manga pabango, upang sila,i, mangagsiparoon at
siya,i, pahiran.
2 At pagca umagang-umaga, nang unang arao nang sang-
lingo, ay dumating sila sa libingan ng sicat *na* ang arao.

3 At canilang pinag-uusapan; ¿Sino caya ang ating mapag-
papagulong nang bato sa pintuan nang libingan?
4 at pagcatingin ay naquita nilang naigulong na ang bato;
sapagca,t, totoong malaqui.
5 At pagpasoc nila sa libingan, ay canilang naquita ang
isang binata na nacaupo sa dacong canan, na nararamtan
nang isang damit na maputi: at sila,i, nangaguitla.
6 At sinabi niya sa canila ¡Huag cayong maguitla! hina-
hanap ninyo si Jesús na taga Nazaret, ang ipinaco *sa cruz;*
siya,i, nagbangon; uala siya rito: narito ang lugar na
pinaglagyan nila sa caniya!
7 Datapua,t, humayo cayo, sabihin ninyo sa caniyang
manga alagad, at cay Pedro, ¡Siya,i, mauuna sa inyong puma-
roon sa Galilea: doon siya ninyo maquiquita, ayon sa sinabi
niya sa inyo.
8 At nangagsialis at nangagsitacas sa libingan, sapagca,t,
sila,i, dinatngan ng quilabot at guitla at hindi sila nagsasabi
nang ano man sa canino man, sapagca,t, sila,i, nangatatacot.

*Ang manga pagpapaquita ni Jesús na nabuhay na mag-uli.*

9 Pagcapagbangon niya, nang umagang-umaga, nang un-
ang arao nang sanglingo, ay napaquita muna siya cay María
Magdalena, na pitong demonio ang pinalayas sa caniya.
10 Yumao siya at ipinagbigay alam sa manga naguing
casamahan ni *Jesús* na samantalang sila,i, namamanglao at
tumatangis.
11 At sila, nang marinig nila na siya,i, buhay, at naquita
ni *Magdalena,* ay hindi sila naniuala.
12 At pagcatapos nito ay napaquita sa ibang anyo sa dalaua
sa canila, ng sila,i, nangaglalacad at tumutungo sa manga
nayon.
13 At sila,i, nangagsiparoon, at ipinagbigay alam sa manga
iba; at cahi,t, sa canila ay hindi rin sila naniuala.
14 At pagcatapos siya,i, napaquita sa labing-isa samantalang
sila,i, nangauupong cumacain; at pinag-uicaan sila sa caualan
nila ng pananampalataya at catigasan nang puso, sapagca,t,

hindi sila naniuala sa mang̃a nacaquita sa caniya pagcatapos
na siya,i, magbang̃on.
15 At sinabi niya sa canila: Pasa boong sanglibutan cayo,
at inyong ipang̃aral ang evangelio sa lahat nang quinapal.
16 Ang sumampalataya at mabinyagan ay maliligtas; data-
pua,t, ang hindi sumampalataya, ay parurusahan.
17 At lalaquip ang mang̃a tandang ito sa mang̃agsisampala-
taya: magpapalayas sila nang mang̃a demonio sa aquing
pang̃alan: mang̃agsasalita ng̃ mang̃a bagong uica;
18 sila,i, mang̃agsisihauac nang ahas, at cung uminom sila
nang bagay na macamamatay, sa ano mang paraan ay hindi
macasasama sa canila; ipapatong nila ang canilang mang̃a
camay sa mang̃a may saquít, at mang̃agsisigaling.
19 Ang Pang̃inoong Jesús ng̃à pagcatapos na sila,i,
macausap, ay tinangap sa itaas nang lang̃it, at nalucloc sa
canan nang Dios.
20 At nang̃agsialis sila at nang̃aral sa lahat nang lugar, na
sila,i, quinacasihan nang Pang̃inoon, at pinatototohanan ang
salita na caacbay ang mang̃a tandang calaquip. Siya naua.



# ANG SANTO EVANGELIO

NANG

# ATING PANḠINOONG JESU-CRISTO

AYON CAY

# SAN LUCAS.

---

*Pasimula.*

1 PALIBHASA,I, marami ang nagpasimulang italatag ang
casaysayan nang manḡa bagay na naganap sa guitna natin,
2 gaya nang itinuro sa atin niyaong manḡa buhat nḡ pasimula
ay sacsing nacacaquita at tagapamahala nang salita,
3 ay minagaling co naman, pagcasiyasat na lubos nḡ pangyayari
nḡ lahat nang manḡa bagay buhat sa pasimula, na sa
iyo,i, isulat na mahusay, oh caranḡaldanḡalang Teófilo;
4 upang mapagquilala mo ang catotohanan tungcol sa
manḡa bagay na itinuro sa iyo.

*Paunang balita nang panḡanḡanac cay Juan.*

5 Nagcaroon, nang manḡa arao ni Herodes, hari sa Judea,
nang isang sacerdoteng ang nḡala,i, Zacarías, sa pulutong ni
Abías, at ang asaua niya,i, *buhat* sa manḡa anac nu babaye
ni Aarón, at ang caniyang nḡala,i, Elisabet.
6 At sila,i, capua banal sa harapan nang Dios, at nanḡagsisilacad
na ualang capintasan sa lahat nang manḡa utos at
manḡa patungtunḡan nang Panḡinoon.
7 At uala silang anac; sapagca,t, baog si Elisabet, at sila,i,
capua matanda na.
8 At nangyari na samantalang guinaganap niya ang pagcasacerdote
sa harapan nang Dios ayon sa capanahunan nḡ
caniyang pulutong,

9 alinsunod sa caugalian nang *pagganap* nang pagcasacer-
dote, ay ang napalaran niya,i, ang pumasoc sa templo nang
Pañginoon at magsunog ng̃ incienso.
10 At ang lahat nang caramihan nang manga tauo ay
nananalañgin sa labas sa oras nang incienso.
11 At napaquita sa caniya ang isang ángel nang Pañginoon
na nacatayo sa canan nang altar nang incienso.
12 At nagulomihanan si Zacarías pagcaquita *niya*, at
sinidlan siya nang tacot.
13 Datapua,t, sinabi sa caniya nang ángel: Zacarías, huag
cang matacot, sapagca,t, diniñgig ang daing mo; at macaca-
anac sa iyo ang asaua mong si Elisabet nang isang anac na
lalaqui, at tatauaguin mong Juan ang caniyang pañgalan.
14 At magcacaroon ca nang ligaya at tua, at marami ang
maliligaya sa pañgañganac sa caniya.
15 Sapagca,t, siya,i, maguiguing daquila sa harapan nang
Pañginoon, at siya,i, hindi iinom nang alac ó inuming maca-
lalasing; at siya,i, mapupuspos nang Espíritu Santo mula pa
sa tiyan nang caniyang ina.
16 At papagbabaliquing *loob* niya sa Pañginoong Dios nila
ang marami sa mañga anac nang Israel.
17 At siya mañgunguna sa caniyang muc-ha, na may ang
espíritu at capangyarihan ni Elías, upang papagbaliquin ang
mañga puso nang mañga magulang sa mañga anac, at upang
magsilacad ang mañga suail sa carunuñgan nang mañga
banal, upang ipaghanda ang Pañginoon ng̃ isang bayang
nahahanda.
18 At sinabi ni Zacarías sa ángel: ¿Sa ano maquiquilala
co ito? sapagca,t, aco,i, matanda, at matanda na ang aquing
asaua.
19 At sumagot ang ángel, at sinabi sa caniya. Aco,i, si
Gabriel, na nasaharap nang Dios; at aco,i, inutusan upang
sa iyo,i, dalhin itong mañga mabubuting balita.
20 At narito, mapipipi ca, at hindi ca macapañguñgusap,
hangang sa arao na mangyari ang mg̃a bagay na ito,
sapagca,t, hindi ca naniuala sa aquing mañga salita, na
magaganap sa capanahunan.

21 At hinihintay nang bayan si Zacarías, at nanguiguilalas
sa caniyang pagcaluat sa templo.
22 At nang lumabas siya ay hindi siya macapagsalita sa
canila: at nahalata nila na siya,i, nacaquita nḡ isang
panḡarap sa templo: at siya,i, nanatiling cumacauay sa canila
at napipi.
23 At nangyari na nang maganap na ang manḡa arao sa
caniyang pamamahala, siya,i, omoui sa caniyang bahay.
24 At nang macaraan ang manḡa arao na yaon ay naglihi
ang caniyang asauang si Elisabet, at siya,i, lumigpit na
limang buan, at sinabi:
25 Gayon ang guinaua nḡ Panḡinoon sa aquin nḡ manḡa
arao na *aco,i,* minasdan niya upang alisin ang aquing cahi-
hian sa guitna nang manḡa tauo.

*Paunang-balita nang panḡanḡanac cay Jesús.*

26 At sa icaanim na buan, inutusan nang Dios ang ángel
Gabriel sa isang ciudad nang Galilea, na cung tauagui,i,
Nazaret,
27 sa isang vírgeng iquinasal sa isang lalaqui, na ang cani-
yang nḡala,i, José, *buhat* sa bahay ni David, at María ang
panḡalan nang vírgen.
28 At pumasoc *ang ángel* sa *quinalalagyan* niya at sinabi:
¡Binabati cata totoong pinacamamahal! ang Panḡinoon *ay*
sumasaiyo, pinagpala ca sa manḡa babaye.
29 Datapua,t, *si María* ay totoong nagulomihanan sa
manḡa salita, at iniisip sa caniyang sarili cung anong bati
caya ito.
30 At sinabi sa caniya nang ángel: María huag cang
matacot, sapagca,t, quinatuaan ca nḡ Dios.
31 At narito, maglilihi ca sa iyong tiyan, at manḡanḡanac
icao nang isang lalaqui, at tatauaguin ang caniyang panḡa-
lang Jesús.
32 Ito,i, maguiguing daquila, at tatauaguing Anac nang
Cataastaasan; at sa caniya,i, ibibigay nang Panḡinoong Dios
ang luclucan ni David na caniyang ama:

33 at siya,i, maghahari sa bahay ni Jacob magpacailan
man; at ang caniyang caharian ay hindi magcacaroon nḡ
uacas.
34 At sinabi ni María sa ángel: ¿Paano caya ito? sapag-
ca,t, uala na acong naquiquilalang lalaqui.
35 At sumagot ang ángel at sinabi sa caniya: Sa iyo,i,
mananaog ang Espíritu Santo, at lililiman ca nḡ capang-
yarihan nang Cataastaasan: at dahil dito nama,i, ang Santo
na ipanḡanḡanac ay tatauaguing Anac nang Dios.
36 At narito, si Elisabet, na iyong camag-anac, ay naglihi
rin naman nang isang anac na lalaqui sa caniyang catandaan,
at ito ang icaanim na buan niya, na *dati dati* tinatauag na
baog.
37 Sapagca,t, mula sa Dios, ay ualang salitang ualang
capangyarihan.
38 At sinabi ni María: Narito ang alipin nang Panḡinoon:
mangyari sa aquin ayon sa iyong salita. At iniuan siya nang
ángel.

*Pagdalao ni María cay Elisabet.*

39 At nḡ manḡa arao na yao,i, nagtindig si María, at nag-
madaling napasabundoc, sa isang ciudad ni Judá;
40 at nasoc sa bahay ni Zacarías, at bumati cay Elisabet.
41 At nangyari, pagcarinig ni Elisabet nḡ bati ni María, na
lumucso ang sangol sa caniyang tiyan at napuno si Elisabet
nang Espíritu Santo,
42 at sumigao siya nang malacas na voces, at sinabi:
Pinagpala ca sa manḡa babaye at pinagpala ang bunḡa nang
iyong tiyan.
43 ¿At anong mayroon sa aquin, na ang ina nang aquing
Panḡinoon ay pumarito sa aquin?
44 Sapagca,t, narito, pagdating sa aquing manḡa tainḡa
nang tinig nang iyong bati, lumucso sa tua ang sangol sa
aquing tiyan.
45 At mapalad ang *babayeng* sumampalataya, sapagca,t,
matutupad ang manḡa bagay na sa caniya,i, sinabi nang
Panḡinoon.

*Auit ni María.*

46 At sinabi ni María:
Dinaraquila nang aquing calulua ang Pan̄ginoon;
47 At nagalac ang aquing espíritu sa Dios na aquing Taga-
pagligtas.
48 Sapagca,t, siya,i, tumitig sa cababaan nang caniyang
alipin; Sapagca,t, narito, mula n̄gayon ay tatauaguin
acong mapalad nang lahat nang maghahalihaliling
man̄ga tauo.
49 Sapagca,t, guinaua sa aquin nang Macapangyarihan
ang malalaquing bagay:
At santo ang caniyang pan̄galan.
50 At ang caniyang aua ay sa maghahalihaliling man̄ga
tauo. Sa man̄ga natatacot sa caniya.
51 Siya,i, nagpaquita ang lacas nang caniyang camay:
Isinambualat niya ang man̄ga palalo sa pag-iisip n̄g
canilang puso.
52 Inalis niya ang man̄ga hari sa man̄ga luclucan,
At itinindig ang man̄ga nasa mababa.
53 Binusog niyaong mabubuting bagay ang man̄ga
nagugutom;
At pinalis ualang lamán ang man̄ga mayayaman.
54 Tumulong siya sa Israel na caniyang alipin.
Upang maalaala niya ang aua.
55 (Gaya n̄g sinabi niya sa ating man̄ga magulang),
Cay Abraham at sa caniyang binhi magpacailan man.
56 At natira si Maríang casama niyang may tatlong buan,
at omoui sa caniyang bahay.

*Pan̄gan̄ganac cay Juang Mamiminyag.*

57 At naganap cay Elisabet ang panahon nang capan̄ga-
nacan; at nan̄ganac nang isang lalaqui.
58 At nabalitaan nang caniyang man̄ga cacapit-bahay at
man̄ga camag-anac na pinacadaquila ang Panginoon ang cani-
yang auà sa caniya; at sila,i, naquipagcatua sa caniya.

59 At nangyayi na nang icaualong arao ay nangagsirating
upang tuliin ang sangol, at tatauaguin sana nila ng̃ Zacarías
ayon sa pang̃alan nang̃ caniyang ama.
60 At sumagot ang caniyang ina, at sinabi: Hindi gayon;
cungdi Juan ang itatauag sa caniya.
61 At sinabi nila sa caniya: Uala sino man sa iyong mang̃a
camag-anac na tinatauag sa pang̃alang ito.
62 At quinauayan nila ang caniyang ama, cung ano ang
ibig niyang itauag.
63 At huming̃i siya ng̃ isang tablang susulatan at sumulat,
na sinabi: Juan ang caniyang pang̃alan. At nanguilalas
ang lahat.
64 At pagdaca,i, nabucsan ang caniyang bibig at ang cani-
yang dila,i, nacalag at siya,i, nagsalita na pinupuri ang
Dios.
65 At dinatng̃an ng̃ tacot ang lahat na nananahan sa
paliguid nila; at umugong ang lahat nang mang̃a bagay na
ito sa lahat nang mang̃a cabunducan nang Judea.
66 At ang lahat nang mang̃a nacaring̃ig *nang mg̃a ito* ay
pauang iniing̃atan sa canilang puso at sinasabi: ¿Magui-
guing ano caya ang batang ito? Sapagca,t, ang camay nang
Pang̃inoon ay sumacaniya.

*Auit ni Zacarías.*

67 At Zacarías na caniyang ama ay pinuspos nang Espí-
ritu Santo, at nanghula, na sinabi:
68 Purihin ang Pang̃inoon ang Dios nang Israel,
sapagca,t, dinalao niya at guinaua ang pagsacop sa cani-
yang bayan.
69 At nagtaas sa atin ng̃ isang sung̃ay* na icaliligtas.
Sa bahay ni David na caniyang alipin.
70 Gaya ng̃ sinabi niya sa *pamamag-itan* nang bibig
nang caniyang mang̃a santong profeta na lumitao buhat
ng̃ unang mula,
71 Caligtasan sa ating mang̃a caauay, at sa camay
nang lahat nang mang̃a nang̃apopoot sa atin;

* Macapangyarihang pangligtas.

72 Upang magpaquita nang aua sa ating mañga magulang,
At upang magpaalaala nang caniyang santong tipan;
73 Nang sumpa na isinumpa niya cay Abraham na ating magulang,
74 Na ipagcacaloob sa ating mḡa nañgaligtas sa camay nang ating mañga caauay,
Na paglingcuran natin siya nḡ ualang tacot.
75 Sa casantosan at cabanalan sa harapan niya, lahat nang arao nang ating *buhay*.
76 At icao, sangol, tatauaguin 'cang profeta nang Cataastaasan:
Sapagca,t, mañguñguna ca sa muc-ha nang Pañginoon, upang ihanda ang caniyang mañga daan;
77 Upang maipaquilala ang pagcaligtas nang caniyang bayan.
Sa *pamamag-itan* nang pagpapatauad nang canilang mañga casalanan.
78 Alang-alang sa malaquing aua nang ating Dios
Na siyang idadalao sa atin buhat sa caitaasan nḡ Pagbubucang liuayuay;
79 upang liuanagan ang mḡa nacaupo sa cadiliman at sa lilim nang camatayan,
Upang itumpa ang ating mañga paa sa daan nang capayapaan.
80 At lumalaqui ang sangol, at lumalacas ang espíritu, at natira sa mañga ilang hangang sa arao nḡ caniyang pagpaquita sa Israel.

*Pañgañganac cay Jesu-Cristo.*

2 AT NANGYARI nang mañga arao na iyon na lumabas ang utos ni Augusto Cesar, na pasulat ang boong sanglibutan.
2 Ito ang unang pagpasulat na guinaua nang si Cirenio ay gobernador sa Siria.
3 At naparoroon ang lahat upang sila,i, mañgasulat baua,t, isa sa caniyang sariling ciudad.

4 At umahon si José naman *buhat* sa Galilea, sa ciudad
nang Nazaret, hangang sa Judea, sa ciudad ni David, na cung
tauagui,i, Bethlehem, sapagca,t, siya,i, *mula* sa bahay at sa
lipi ni David;
5 upang pasulat siya sampuo ni María, na iquinasal sa cani-
ya, na niyao,i, cagampan.
6 At nangyari, na samantalang sila,i, naroroon, naganap
ang manḡa arao na siya,i, dapat nang manḡanac.
7 At ipinanḡanac *niya* ang caniyang anac na lalaquing
panḡanay, at binalot niya nang manḡa lampin at inihiga sa
isang cacanan *nḡ hayop*, sapagca,t, ualang matirhan sila sa
tuluyan.

*Ang manḡa pastor sa Bethlehem.*

8 At may manḡa pastor sa lupaing ding yaon na nasa
parang at nanḡagpupuyat cung gabi sa canilang cauan.
9 At tumayo sa tabi nila ang isang ángel nang Panḡinoon,
at ang calualhatian nḡ Panḡinoon ay nagliuanag sa palibot
nila: at sila,i, totoong nanḡatacot.
10 At sinabi sa canila nang ángel: Huag cayong matacot,
sapagca,t, narito sa inyo,i, dinadala co ang manḡa mabubuting
balita nang malaquing catuaan, na maguiguing *catuaan*
nang boong bayan:
11 sapagca,t, ipinanḡanac sa inyo nḡayon sa ciudad ni
David, ang isang Tagapagligtas na siya ang Cristong Panḡi-
noon.
12 At ito ang sa inyo,i, tanda: masusundoan ninyo ang
isang sangol na nababalot nang manḡa lampin, at nacahiga
sa isang cacanan *nḡ hayop*.
13 At caracaraca,i, naquisama sa ángel ang caramihang
manḡa hucbo nḡ lanḡit, na nanḡagpupuri sa Dios, at sinasabi:
14 Lualhati sa Dios sa manḡa cataasan,
At sa lupa,i, capayapaan sa manḡa tauong quinatutuan
niya.
15 At nangyari, nḡ iuan sila nang manḡa ángel at napasa-
lanḡit, nagsangusapan ang manḡa pastor sa isa,t, isa: Puma-
roon, nḡà, tayo hangang sa Bethlehem at tingnan natin itong
nangyari, na ipinagbigay alam sa atin nang Panḡinoon.

16 At sila,i, nagsiparoong madali, at nasumpungan si
María, at gayon din si José, at ang sangol na nacahiga sa
cacanan *nḡ hayop.*
17 At nang maquita nila yaon, ay inihayag nila ang manḡa
sinabi sa canila *tungcol* sa sangol na ito.
18 At ang lahat nang manḡa nacarinig nito ay nanḡagtaca
sa manḡa bagay na sinabi sa canila nang manḡa pastor.
19 Datapua,t, iningatan ni María ang lahat nang manḡa
bagay na ito, at pinagbulaybulay sa caniyang puso.
20 At nanḡagbalic ang manḡa pastor na ipinagdiriuang at
pinupuri ang Dios dahil sa lahat nang manḡa bagay na cani-
lang narinig at naquita, ayon sa sinabi sa canila.

*Pagtutuli at paghaharap cay Jesús.*

21 At nang maganap ang ualonḡ arao upang tuliin siya, ay
tinauag na Jesús ang caniyang panḡalan, na gayon ang itina-
uag nang ángel bago siya ipinaglihi sa tiyan.
22 At nḡ maganap ang manḡa arao nang canilang paglilinis
alinsunod sa cautusan ni Moisés, ay dinala siya sa Jerusalem,
upang iharap siya sa Panḡinoon.
23 (ayon sa nasusulat sa cautusan nang Panḡinoon: Ang
lahat nang lalaqui na magbucas nang bahay-bata ay tataua-
guing santo sa Panḡinoon),
24 at upang maghandog nḡ hayin alinsunod sa sinasabi sa
cautusan nang Panḡinoon: Dalauang batobato ó dalauang
inacay nang calapati.

*Si Simeon at si Ana.*

25 At narito, may isang lalaqui sa Jerusalem, na ang cani-
yang nḡala,i, Simeón; at ang lalaquing ito banal at may loob
sa Dios at hinihintay ang caaliuan nang Israel; at sumasa-
caniya ang Espíritu Santo.
26 At ipinahayag sa caniya nang Espíritu Santo, na di niya
maquiquita ang camatayan hangang di maquita ang Cristo
nang Panḡinoon.
27 At napasa Templo sa *aquit nang* Espíritu: at nang
ipasoc sa templo ang sangol na si Jesús nang caniyang manḡa

magulang upang sa caniya,i, magaua nila ang ucol sa caniya
alinsunod sa caugalian nang cautusan,
28 nang magcagayo,i, sinambot niya *ang sangol* sa caniyang
mḡa camay, at pinuri ang Dios, at sinabi:

29 Nḡayo,i, papanauin mo, Panḡinoon ang iyong ali-
pin.
Ayon sa iyong salita, sa capayapaan;
30 Sapagca,t, naquita nang aquing manḡa mata ang
iyong pagligtas;
31 Na iyong inihanda sa harapan nang lahat nang
manḡa bayan;
32 Ilao upang ipaunaua sa manḡa Gentil.
At calualhatian nang iyong bayang Israel.

33 At ang caniyang ama at ang caniyang ina ay nangui-
guilalas sa manḡa bagay na sinasabi tungcol sa caniya.
34 At sila,i, binasbasan ni Simeón, at sinabi sa caniyang
inang si María: Narito, ito,i, inilagay sa icararapa at sa
icatitindig nang marami sa Israel, at ang pinacatanda ay
siya,i, sasalansanḡin:
35 at paglalampasan nang isang tabac ang iyong sariling
calulua; upang mahayag ang manḡa pag-iisip nḡ maraming
manḡa puso.
36 At mayroong isang profetisa si Ana, anac na babaye ni
Fanuel, sa angcan ni Aser (at malaqui na ang caniyang
catandaan, at pitong taong naquisama sa caniyang asaua mula
sa caniyang cadalagahan,
37 at siya,i, bao nḡ ualompuo at apat na taon), na hindi
humihiualay sa templo, at naglilingcod sa gabi at arao nang
manḡa ayuno at manḡa daing.
38 At pagdating sa oras ding yaon, ay siya,i, nagpasalamat
sa Dios at nagsalita nḡ tungcol sa *sangol* sa lahat nang manḡa
naghihintay nang pagtubos sa Jerusalem.

*Ang sangol na si Jesús sa guitna nang manḡa pantas.*

39 At nḡ maganap na nila ang lahat nang manḡa bagay na
alinsunod sa cautusan nang Panḡinoon, ay sila,i, nanḡagbalic
sa Galilea, sa canilang sariling ciudad na Nazaret.

40 At lumalaqui ang bata, at lumalacas, *at* napupuspos
nang carunungan; at sumasacaniya ang biyaya ng̃ Dios.
41 At pumaparoon ang caniyang manḡa magulang taon
taon sa Jerusalem sa capistahan nang pascua.
42 At ng̃ siya,i, may labingdalauang taon na ay umahon
ayon sa caugaliang capistahan;
43 at nang maganap nila ang manḡa arao, sa pagbalic
nila ay natira ang batang si Jesús sa Jerusalem; at di naala-
man nang caniyang manḡa magulang.
44 Datapua,t, palibhasa,t, ang isip ay siya,i, nasa casamahan
*ng̃ nanḡaglalacad,* ay lumacad silang isang arao; at hinaha-
nap nila siya sa manḡa camag-anac at manḡa caquilala:
45 At ng̃ di siya masundoan, ay nanḡagsipagbalic sa
Jerusalem at hinahanap siya.
46 At nangyari na, nang macaraan ang tatlong arao,
nasundoan siya nila sa Templo, nacaupo sa guitna nang
manḡa pantas, na sila,i, pinaquiquingan at tinatanong
naman;
47 at ang lahat nang sa caniya,i, naquiquinig ay nanḡatataca
sa caniyang catalinohan at sa caniyang manḡa sagot.
48 At nang siya,i, maquita nila sila,i, nanḡagtaca; at sinabi
sa caniya nang caniyang ina: Anac, ¿baquit inugali mo sa
amin ang ganiyan? Narito, ang iyong ama at aco at hinanap
ca na may hapis.
49 At sinabi niya sa canila. ¿baquit ninyo aco hinahanap?
¿Di baga talastas ninyo na dapat cong gauin ang mḡa bagay
ng̃ aquing Ama?
50 At di nila naunaua ang manḡa salitang sa canila,i,
sinabi.
51 At bumaba siyang casama nila at napasa Nazaret; at
tumatalima sa canila: at iniingatan ng̃ caniyang ina sa
caniyang puso ang lahat nang manḡa bagay *na ito.*
52 Lumalaqui si Jesús sa carunungan at sa panḡanḡatauan,
at sa pagbibigay lugod sa Dios at sa manḡa tauo.

*Panḡanḡaral ni Juang Mamiminyag.*

3 AT sa icalabinglimang taon nang paghahari ni Tiberio
Cesar, na niyao,i, gobernador sa Judea si Poncio Pilato, at

tetrarca sa Galilea si Herodes, at ang caniyang capatid na si
Felipe ay tetrarca sa lalauigan nḡ Iturea at Traconite, at si
Lisanias ay tetrarca sa Abilinia;
2 nḡ manḡa daquilang sacerdote si Anás at si Caifas, ay
dumating ang salita nang Dios sa ilang cay Juan, anac ni
Zacarías.
3 At siya napasa boong lupain sa palibotlibot nang Jordán,
na ipinanḡanḡaral ang pagbibinyag sa pagsisisi *upang camtan*
ang capatauaran nang manḡa casalanan;
4 gaya nḡ nasusulat sa libro nang manḡa salita nang
profetang si Isaías:

Voces nang sumisigao sa ilang:
Ihanda ninyo ang daan nang Panḡinoon,
Tuirin ninyo ang caniyang manḡa landas.
5 Ang lahat nang capataga,i, pupunoin,
At pababababain ang baua,t, bundoc at gulod;
At ang lico ay magtutuid,
At ang manḡa daang bucol-bucol ay manḡapapatag;
6 At maquiquita nang lahat nang lamán ang pagligtas
nang Dios.

7 Sinasabi nḡà niya sa manḡa tauong lumalabas upang
caniyang binyagan: Oh manḡa anac nḡ mḡa olopong, ¿sino
ang sa inyo,i, nagsabi na tumacas sa galit na darat-
ing?
8 Manḡagbunḡa nḡà, cayo nang manḡa bunḡang carapat-
dapat sa pagsisisi, at huag cayong magpasimulang magsabi sa
inyong sarili: si Abraham ang siya naming ama: sapagca,t,
sinasabi co sa inyo na macapagpapalitao ang Dios, nang
manḡa anac cay Abraham sa mḡa batong ito.
9 At nḡayon pa,i, ang palacol ay nacalagay na naman sa
ugat nang manḡa cahoy: lahat nḡang cahoy na di nagbubunḡa
nang mabuti, ay pinuputol at iguinagatong sa apoy.
10 At tinatanong siya nang caramihan na sinasabi: ¿Ano
nḡang aming nararapat na gauin?
11 At sinasagot niya at sinasabi sa canila: Ang may
dalauang bihisan ay babahaguihan ang uala, at ang may
pagcain ay gayon din ang gauin.

12 At dumating naman ang mañga maniningil ng̃ buis
upang binyagan, at sinabi nila sa caniya· Maestro, ¿anong
aming nararapat nagauin?
13 At sinabi niya sa canila: Huag na cayong suming̃il pa
nang higuit sa utos sa inyo.
14 At tinanong naman siya nang mañga sundalo, na
nañgagsabi: At cami, ¿ano ang aming nararapat na gauin?
At sa canila,i, sinabi niya: Huag ninyong piguipitin ang sino
man, huag cayong manamsam: at magcasiya cayo sa bayad
sa inyo.
15 At samantalang naghihintay ang bayan at nag-iisip ang
lahat sa canilang puso tungcol cay Juan cung siya caya ang
Cristo:
16 ay sumagot si Juan na sinabi sa canilang lahat: Catoto-
hanang binibinyagan co cayo nang tubig; datapua,t, puma-
parito ang lalong macapangyarihan cay sa aquin, *at* hindi
aco carapat dapat cumalag nang tali nang caniyang mañga
panyapac: cayo,i, bibinyagan niya ng̃ Espíritu Santo at
apoy;
17 nasa caniyang camay ang caniyang calaycay, upang
linising lubos ang caniyang guiican, at tipunin ang trigo sa
caniyang bangan, datapua,t, susunuguin niya ang dayami sa
apoy na hindi namamatay.
18 Ipinang̃ang̃aral ng̃à sa mañga iba pang maraming
pang̃aral ang mabubuting balita sa bayan;
19 datapua,t, si Herodes na tetrarca, nang pag-uicaan niya
dahil cay Herodias, na asaua ng̃ caniyang capatid, at dahil
sa lahat nang mañga masasamang guinaua ni Herodes,
20 ay idinagdag pa sa lahat, ang pagculong cay Juan sa bilan-
goan.

*Pagbibinyag cay Jesús.*

21 At nangyari na, pagcabinyag sa boong bayan, pagca-
binyag naman cay Jesús, at ng̃ nananalang̃in, ay nabucsan
ang lang̃it,
22 at bumaba sa caniya ang Espíritu Santo na may anyong
catauan, tulad sa calapati, at lumabas ang isang voces sa
lang̃it: Icao ang sinisintang cong Anac; sa iyo aco nalulugod.

*Pinagbuhatang-lipi ni Jesús.*

23 At si Jesús din, nang magpasimula siyang *mañgaral* ay
may mañga tatlompuong taon, anac ni Jose (ayon sa
sinasapantaha),
24 na *anac* ni Elí, na *anac* ni Mathat, na *anac* ni Leví, na
*anac* ni Melchi, na *anac* ni Janna, na *anac* ni José,
25 na *anac* ni Mattathías, na *anac* ni Amós, na *anac* ni
Nahum, na *anac* ni Eslí,
26 na *anac* ni Naggai, na *anac* ni Maat, na *anac* ni
Mattathías, na *anac* ni Semei, na *anac* ni José, na *anac* ni
Judá,
27 na *anac* ni Joanna, na *anac* ni Rhesa, na *anac* ni
Zorobabel, na *anac* ni Salathiel,
28 na *anac* ni Neri, na *anac* ni Melchí, na *anac* ni Addi,
na *anac* ni Cosam, na *anac* ni Elmodam, na *anac* ni Er,
29 na *anac* ni Josué, na *anac* ni Elieser, na *anac* ni Joreim,
na *anac* ni Mathat,
30 na *anac* ni Leví, na *anac* ni Simeón, na *anac* ni Judá,
na *anac* ni José na *anac* ni Jonán, na *anac* ni Eliaquim,
31 na *anac* ni Melea, na *anac* ni Mainán, na *anac* ni
Mattatha, na *anac* ni Nathán.
32 na *anac* ni David, na *anac* ni Jessai, na *anac* ni
Obed, na *anac* ni Booz, na *anac* ni Salmón, na *anac* ni
Naassón,
33 na *anac* ni Aminadab, na *anac* ni Aram, na *anac* ni
Esrom, *anac* ni Phares,
34 na *anac* ni Judá, na *anac* ni Jacob, na *anac* ni Isaac, na
*anac* ni Abraham, na *anac* ni Thara, na *anac* ni Nachor,
35 na *anac* ni Saruch, na *anac* ni Ragau, na *anac* ni
Phalec, na *anac* ni Heber,
36 na *anac* ni Sala, na *anac* ni Cainán, na *anac* ni
Arphaxad, na *anac* ni Sem, na *anac* ni Noé, na *anac* ni
Lamech,
37 na *anac* ni Mathusala, na *anac* ni Enoch, na *anac* ni
Jared, na *anac* ni Maleleel,
38 na *anac* ni Cainan, na *anac* ni Enós, na *anac* ni Seth,
na *anac* ni Adam, na *anac* nang Dios.

*Ang pagtucso.*

4 AT SI JESÚS, puspos nang Espíritu Santo, ay bumalic
mula sa Jordan, at dinala nang Espíritu sa ilang
2 sa loob nang apat na puong arao, at tinucso nang
diablo. At hindi siya cumain nang ano man nang manḡa
arao na iyon: at nḡ maganap ang mḡa iyon ay siya,i,
nagutom.
3 At sinabi sa caniya nang diablo: Cung icao ay Anac
nang Dios, ipagutos mo sa batong ito na maguing tina-
pay.
4 At sinagot siya ni Jesús: Nasusulat: Hindi lamang sa
tinapay mabubuhay ang tauo.
5 At siya,i, dinala *nang diablo* sa itaas, at ipinaquita sa
caniya sa isang sandaling panahon ang lahat nang manḡa
caharian sa sanglibutan;
6 at sinabi sa caniya nang diablo: Sa iyo,i, ibibigay co
ang lahat nang capangyarihang ito, at ang caranḡalan nila;
sapagca,t, pauang ibinigay sa aquin, at maibibigay co cung
canino co ibig.
7 Caya nḡà cung sumamba ca sa harapan co, ay magui-
guing iyong lahat.
8 At si Jesús ay sumagot at sinabi sa caniya: Nasusulat:
Ang Panḡinoong iyong Dios ay sasambahin mo at siya la-
mang ang iyong paglilingcuran.
9 At dinala siya sa Jerusalem, at inilagay siya sa taluctoc
nang templo at sinabi sa caniya: Cung icao ay Anac nang
Dios, ay magpatihulog ca sa ibaba mula rito:
10 sapagca,t, nasusulat: Sa caniyang manḡa angel ay mag-
bibilin siya tungcol sa iyo upang icao inḡatan;
11 at: Aalalayan ca nila sa caniyang mḡa camay, upang
huag matisod ang paa mo sa bato.
12 At sumagot si Jesús at sinabi sa caniya: Sinabi: Huag
mong tutucsuhin ang Panḡinoong iyong Dios.
13 At nang matapos nḡ diablo ang lahat nang pagtucso ay
iniuan siyang ilang panahon.

*Pinapanao si Jesús sa Nazaret.*

14 At bumalic si Jesús sa Galilea sa capangyarihan nang
Espíritu, at cumalat ang balita tungcol sa caniya sa palibot-
libot nang boong lupain.
15 At nagtuturo siya sa mangā sinagoga nila at pinupuri
nang lahat.
16 At siya,i, napasa Nazaret, na caniyang linac-han; at
siya,i, pumasoc ayon sa caniyang caugalian, sa arao nang
sabado, sa sinagoga, at nagtindig upang bumasa.
17 At ibinigay sa caniya ang libro nang profetang si Isaías:
at binucsan niya ang libro, at nasundoan niya ang lugar na
quinasusulatan nang:
18 Sumasaaquin ang Espíritu ng̃ Pang̃inoon:
Sapagca,t, aco,i, pinahiran niya upang ipang̃aral ang
mabubuting balita sa mang̃a duc-ha:
Aco,i, inutusan niya upang ipahayag sa mang̃a bihag
ang pagcaligtas,
At sa mang̃a bulag, ang pagcaquita,
Upang bigyan nang calayaan ang nang̃aaapi.
19 Upang itanyag ang caayaayang taon nang
Pang̃inoon.
20 At linulon ang libro, at isinauli sa catiuala, at naupo:
at ang mang̃a mata nang lahat sa sinagoga ay itinitig sa
caniya.
21 At siya,i, nagpasimulang magsabi sa canila: Ng̃ayo,i,
naganap ang casulatang ito sa inyong mang̃a taing̃a.
22 At siya,i, pinatotohanan nang lahat at nang̃agtataca sa
mang̃a salita ng̃ biyaya na lumalabas sa caniyang bibig, at
sinasabi nila: ¿Hindi baga ito ang anac ni José?
23 At sinabi niya sa canila: Ualang salang sasabihin ninyo
sa aquin itong casabihan: Mangagamot, gamutin mo ang
iyong sarili: ang lahat na aming naring̃ig na guinaua *mo* sa
Capernaum, gauin mo naman dito sa iyong lupa.
24 At sinabi: Catotohanang sinasabi co sa inyo, *na* ualang
profetang quinalulugdan sa caniyang sariling lupa.
25 Datapua,t, catotohanang sinasabi co sa inyo, *na* mara-
ming mang̃a baong babaye sa Israel nang mang̃a arao ni

Elías, nang sarhan ang lang̃it sa *loob* nang tatlong taon at
anim na buan, nang nagcagutom ng̃ mainam sa boong sang-
calupaan;
26 at sa canino man sa canila ay hindi inutusan si Elías,
cungdi sa Sarepta lupang Sidón, sa isang babayeng bao.
27 At maraming mang̃a leproso sa Israel nang panahon
nang profetang si Eliseo; at sino man sa canila,i, hindi ni-
linis, cungdi si Naaman na taga Siria.
28 At nang̃apuno nang galit ang lahat sa sinagoga, sa pag-
carinig nila nang mang̃a bagay na ito;
29 at nang̃agsitindig, at ipinagtabuyan siya sa labas nang
ciudad, at dinala siya hangang sa ibabao ng̃ tagudtod na
quinatatayoan ng̃ canilang ciudad, upang siya,i, maibulid
nila.
30 Datapua,t, siya,i, nagdaan sa guitna nila at umalis.
31 At siya,i, nanaog sa Capernaum, ciudad nang Galilea.
At sila,i, tinuturuan sa arao ng̃ sabado.
32 At nang̃agtataca sila sa caniyang aral, sapagca,t, may
capangyarihan ang caniyang salita.

*Paggamot sa inaalihan nang demonio sa Capernaum.*

33 At sa sinagoga,i, may isang lalaqui na may isang espí-
ritu nang isang carumaldumal na demonio, at siya,i, sumigao
nang malacas na voces.
34 Pabayaan mo cami, ¿anong paquialam namin sa iyo
Jesús na taga Nazaret? ¿Naparito ca baga upang cami,i,
iyong pucsain? Naquiquilala co icao cung sino ca, ang
Santo nang Dios.
35 At sinauay siya ni Jesús, at sinabi: Magpacapipi ca, at
lumabas ca sa caniya. At ng̃ siya,i, mailugmoc nang demo-
nio sa guitna, ay lumabas sa caniya, na hindi siya sinactan.
36 At dinatng̃an ng̃ pagtataca ang lahat, at nagsalitaan ang
isa,t, isa, na sinabi: ¿Anong salita caya ito? pinagutusan
niyang may capangyarihan at cabagsican ang mang̃a caru-
maldumal na espíritu, at ito,i, nang̃agsisialis?
37 At cumalat ang balita tungcol sa caniya sa lahat ng̃
lugar sa palibot-libot nang lupaing iyon.

*Pagpapagaling sa bianang babaye ni Simón.*

38 At siya,i, nagtindig sa sinagoga, at nasoc sa bahay ni
Simón: at nilalagnat nang mainam ang bianang babaye ni
Simón; at siya,i, pinamanhican tungcol *sa may saquit.*
39 At siya,i, tumungo *sa may saquit,* at sinauay ang
lagnat; at iniuan siya, nang *lagnat,* at siya,i, nagtindig pag-
daca at naglingcod sa canila.
40 At paglubog ng̃ arao, ang lahat nang mang̃a may saquít
nang sarisaring caramdaman ay dinadala sa caniya: at ipina-
patong niya ang caniyang mang̃a camay sa baua,t, isa sa
canila, at sila,i, pinagagaling.
41 At nagsisilabas naman sa marami ang mang̃a demonio,
na sumisigao na sinasabi: Icao ang Anac nang Dios. At
sinasauay sila at di niya sila tinutulutang magsalita sapagca,t,
nalalaman nilang siya ang Cristo.
42 At pag-arao ay siya,i, umalis at naparoon sa isang lugar
na ilang, at hinahanap siya nang caramihan, at nang̃agsida-
ting sa caniya, at pinipiguilan siya upang huag siyang humi-
ualay sa canila.
43 Datapua,t, sinabi niya sa canila: Dapat namang ipa-
ng̃aral co sa mang̃a ibang ciudad ang evangelio nang caharian
nang Dios; sapagca,t, sa bagay na ito ay aco,i, inutusan.
44 At siya,i, nang̃ang̃aral sa mang̃a sinagoga nang Galilea.

*Ang cahimahimalang pamamalacaya. Ang mang̃a unang alagad.*

5 AT nangyari, na siya,i, sumasatabi nang dagatdagatan
nang Gennezaret, samantalang siya,i, sinisicsic nang
caramihan at pinaquiquingan ang salita nang Dios,
2 at nacaquita siya nang dalauang daong na nasa tabi
nang dagatdagatan, datapua,t, lumunsad sa mang̃a yaon nang
mang̃a mamamalacaya, at hinuhugasan ang canilang mang̃a
lambat.
3 At lumulan *si Jesús* sa isa sa mang̃a daong na cay
Simón at ipinamanhic rito na ilayo nang caunti sa lupa. At
siya naupo at nagtuturo sa caramihan buhat sa daong.

4 At pagtiguil niya nḡ pagsasalita ay sinabi niya cay Si-
mon: Pumaroon ca sa laot at ihulog ninyo ang inyong manḡa
lambat upang mamalacaya.
5 At sumagot si Simón at sinabi: Maestro, sa boong mag-
damag ay nagpacapagod cami, at uala caming nahuli, data-
pua,t, sa iyong salita ay ihuhulog co manḡa lambat.
6 At nang magaua na nila ito, ay nanghuli sila nang lubhang
maraming isda, at nagcacampupunit ang canilang mḡa
lambat;
7 at quinauayan nila ang manḡa casamahan sa isang daong
upang manḡagsiparoon at sila,i, tulunḡan. At sila,i, nanḡag-
siparoon at pinuno ang dalauang daong ano pa,t, sila,i,
nagpasimulang lumubog.
8 Datapua,t, nḡ maquita ito ni Simón Pedro, ay nagpa-
tirapa sa manḡa paanan ni Jesús, at sinabi: Lumayo ca sa
aquin, Panḡinoon, sapagca,t, aco,i, tauong macasalanan.
9 Sapagca,t, siya at ang lahat nang caniyang manḡa
casama, ay nanḡagtaca dahil sa pagcahuli nang manḡa isdang
canilang nahuli:
10 at gayon din si Santiago at si Juan, manḡa anac ni
Zebedeo, na mḡa casama ni Simón: At sinabi ni Jesús cay
Simón: Huag cang matacot, mula nḡayon ay manghuhuli ca
nang manḡa tauo.
11 At nang maidoong na nila sa lupa ang canilang mḡa
daong, ay iniuan nila ang lahat at nanḡagsisunod sa caniya.

*Pagpapagaling sa isang leproso.*

12 At narito, nangyari samantalang siya,i, nasa isa sa mḡa
ciudad, na may isang lalaqui na puno nang lepra, at nang
maquita niya si Jesús, ay nagpatirapa, at namanhic sa caniya
na sinabi: Panḡinoon, cung ibig mo ay aco,i, iyong mali-
linis.
13 At iniunat niya ang caniyang camay at siya,i, hinipo at
sinabi: Ibig co: luminis ca. At pagdaca,i, iniuan siya nḡ
lepra.
14 At ipinagbilin ni *Jesús* sa caniya na huag sabihin canino
man; cungdi yumaon ca at paquita ca sa sacerdote at mag-

handog ca sa pagcalinis sa iyo, alinsunod sa ipinag-utos ni
Moisés, sa patotoo sa canila.
15 Datapua,t, lalo nang cumacalat ang balita tungcol sa
caniya, at nañgagcacatipon ang lubhang maraming tauo upang
maquinig, at pagaliñgin sa canilang mañga saquit.
16 Datapua,t, siya lumiligpit sa mañga ilang, at nananala-
ñgin.

*Pagpapagaling sa isang lumpo.*

17 At nangyari ñg isa sa mña arao na yaon, na siya,i,
nañgañgaral, at may nañgacaupo doong mañga fariseo at
mañga pantas sa cautusan, na nañgagsipanggaling sa lahat
ñg mañga bayan nang Galilea, at nang Judea at ñg Jeru-
salem: at ang capangyarihan nang Pañginoon ay sumasa
caniya upang magpagaling.
18 At narito, dinadala ñg mña tauo na nasa isang hihigan
ang isang lalaqui, na lumpo: at pinagpipilitan nilang ipasoc
siya at ilagay sa harap niya.
19 At nang hindi macasumpong nang mapagpasucan, dahil
sa caramihan ay nañgagsiacyat sa bubuñgan nang bahay, at
siya,i, inihugos na *idinaan* sa bubuñgan sampuo ñg caniyang
hihigan sa guitna, sa harapan ni Jesús.
20 At nang maquita niya ang canilang pananampalataya,
ay sinabi: Lalaqui: ipinatatauad sa iyo ang iyong mañga
casalanan.
21 At ang mañga escriba at mañga fariseo, nañgagpasi-
mulang mañgagbulaybulay at sinabi: ¿Sino ito na nagsa-
salita nang mañga capusuñgan? ¿Sino ang macapagpapa-
tauad nang mañga casalanan cungdi ang Dios lamang?
22 Datapua,t, si Jesús, palibhasa,i, napagquiquilala ang
canilang mañga pagbubulaybulay, ay sumagot at sinabi sa
canila: ¿Ano ang pinagbubulaybulay ninyo sa inyong mañga
puso?
23 ¿Alin baga ang lalong magaang sabihin: Ipinatatauad
sa iyo ang iyong mañga casalanan, ó sabihing: Magtindig ca
at icao ay lumacad?
24 Datapua,t, upang maalaman ninyo na ang Anac nang
tauo ay may capangyarihan sa lupa na magpatauad nang

manḡa casalanan (sinabi niya sa lumpo): Sa iyo co sinasabi:
Magtindig ca, at tangnan mo ang iyong hihigan, at punaroon ca sa bahay mo.
25 At pagdaca, nagtindig siya sa canilang harap, at
tinangnan ang caniyang quinahigan, at napasacaniyang
bahay, na pinupuri ang Dios.
26 At nanḡagtaca ang lahat, at pinuri nila ang Dios, at
nanḡapuno nang tacot at sinabi: Nacaquita cami nḡayon nḡ
mḡa bagay na caguilaguilalas.

*Ang hilig ni Levi.*

27 At pagcatapos nang manḡa bagay na ito ay siya,i, lumabas
at naquita ang isang manininḡil nḡ buis na nagnḡanḡalang
Leví, na nacaupo sa pinanininḡilan nang buis, at sinabi sa
caniya: Sumunod ca sa aquin.
28 At iniuan niya ang lahat at nagtindig at sumunod sa
caniya.
29 At siya,i, iguinaua ni Leví nḡ malaquing piguing, sa
caniyang bahay, at maraming manḡa manininḡil nḡ buis at
manḡa iba pa na casamahan nilang nauupo sa dulang.
30 At nanḡagbubulongbulong ang manḡa escriba at manḡa
fariseo laban sa caniyang manḡa alagad, at sinasabi:
¿Baquit cumacain at umiinom cayo sa casamahan nang
manḡa maniniininḡil nḡ buis at nang manḡa macasalanan?
31 At sumagot si Jesús at sinabi sa canila: Ang mḡa ualang
saquít hindi nagcacailanḡan nang mangagamot cungdi ang
manḡa may saquit.
32 Hindi aco pumarito upang tauaguin ang manḡa banal
cungdi ang manḡa macasalanan sa pagsisisi.

*Ang ayuno.*

33 At sinabi nila sa caniya: Ang manḡa alagad ni Juan
ay nanḡagaayunong madalas at nanalanḡin at gayon din
naman ang sa manḡa fariseo, datapua,t, ang iyo,i, cumacain
at umiinom.
34 At sinabi ni Jesús sa canila: ¿Mangyayari bagang
papagayunohin ninyo ang manḡa abay samantalang ang
esposo ay nasa canila?

35 Datapua,t, darating ang manḡa arao; at pagcainalis
sa canila ang esposo: cung magcagayo,i, manḡag-aayuno
sa manḡa arao na iyon.
36 At sinasabi naman sa canila ang isang talinhaga: Sino
ma,i, hindi pumipilas sa bagong damit nang cayong bago at
itinatagpi sa damit na luma, sa ibang paraa,i, pipilasin ang
bago, at hindi bagay sa luma ang tagping mula sa bago.
37 At sino ma,i, hindi nagsisilid nang alac na bago sa
manḡa balat na luma; sa ibang paraa,i, pupunitin nang alac
na bago ang manḡa balat, at mabububo *ang alac* at masisira
ang manḡa balat.
38 Cungdi dapat isilid ang alac na bago sa manḡa bagong
balat.
39 At sino mang uminom nang *alac* na laon, ay di naiibigan
ang alac na bago: sapagca,t, sinasabi: Mabuti ang laon.

*Si Jesús, Panḡinoon nang Sabado.*

6 AT NANGYARI na dumaraan siya sa manḡa buquiran
nḡ trigo, nang isang sabado, at cumitil nang manḡa uhay
nḡ trigo, ang manḡa alagad niya at pagcaliguis sa canilang
manḡa camay ay quinacain.
2 Datapua,t, sinasabi nḡ ilan sa manḡa fariseo. ¿Baquit
guinagaua ninyo ang di matuid gauin sa arao nḡ sabado?
3 At pagsagot sa canila ni Jesús ay sinabi. ¿Hindi baga
nabasa ninyo ang guinaua ni David, nang siya,i, magutom,
siya at ang caniyang manḡa casamahan:
4 na siya,i, pumasoc sa bahay nang Dios, at cumuha at
cumain nang manḡa tinapay na handog, at binigyan naman
ang caniyang manḡa casamahan, na ang mḡa yao,i, hindi
matuid canin maliban na sa sacerdote lamang?
5 At sinabi niya sa canila: Ang Anac nang tauo ay Panḡi-
noon nang Sabado.

*Pagpapagaling sa isang lalaqui na natuyo ang isang camay.*

6 At nangyari nang ibang sabado na siya,i, pumasoc sa
sinagoga at nagtuturo; at doo,i, may isang lalaqui na tuyo
ang canang camay.

7 At binabantayan siya nḡ manḡa escriba at nang manḡa
fariseo cung siya,i, magpapagaling sa sabado; upang maca-
sumpong nang paraan upang maisumbong siya.
8 Datapua,t, nalalaman niya ang canilang manḡa caisipan;
at sinabi sa lalaquing tuyo ang camay: Magtindig ca at
tumayo ca sa guitna. At siya,i, nagtindig at tumayo.
9 At sinabi sa canila ni Jesús: Itinatanong co sa inyo:
¿catuiran baga cung sabado na gumaua nang magaling ó
nang masama? ¿magligtas nang isang buhay ó pumatay?
10 At luminḡap siya sa canilang lahat sa palibot-libot,
at sinabi sa caniya; Iunat mo ang iyong camay; at caniyang
*iniunat*, at gumaling ang caniyang camay.
11 At sila,i, napuno nang galit, at nanḡagsasalitaan ang
isa,t, isa, cung ano ang canilang magagaua cay Jesús.

*Paghirang sa labing dalaua.*

12 At nangyari nang manḡa arao na ito, na siya,i, napasa
bundoc upang manalanḡin, at sa boong magdamag ay
nanatili sa pananalanḡin sa Dios.
13 At nang arao na ay tinauag ang caniyang manḡa alagad
at humirang nang labing dalaua sa canila, na tinauag naman
niyang manḡa apostol;
14 si Simón, na tinauag naman niyang Pedro, at si Andrés
na caniyang capatid, at si Santiago at si Juan at si Felipe at
si Bartolomé,
15 at si Mateo at si Tomas, at si Santiago *anac* ni Alfeo, at
si Simón, na tinatauag na Masicap,
16 at si Judas na capatid ni Santiago at si Judas Iscariote,
na siya ang naglilo.

*Ang panḡaral sa bundoc.*

17 At bumaba siya na casama nila, at tumayo sa isang ca-
patagan, at ang caramihan sa manḡa alagad niya at ang
lubhang maraming tauo sa bayan, mula sa boong Judea at sa
Jerusalem, at sa pampanḡin nḡ dagat nang Tiro at Sidón, na
nagsidalo upang maquinig sa caniya at upang pagalinḡin sa
canilang manḡa saquít;

18 at ang manḡa pinahihirapan nang manḡa espíritung
carumaldumal ay pauang nanḡagsisigaling.
19 At pinagpipilitan nang lahat nang caramihan na siya,i,
mahipo; sapagca,t, lumalabas sa caniya ang cabagsican at
nagpapagaling sa lahat.
20 At itinaas ang caniyang manḡa mata sa caniyang manḡa
alagad at sinabi: Mapapalad cayong manḡa duc-ha; sapag-
ca,t, inyo ang caharian nang Dios.
21 Mapapalad cayong nanḡagugutom nḡayon; sapagca,t,
cayo,i, bubusuguin. Mapapalad cayong nanḡagsisitanḡis
nḡayon; sapagca,t, cayo,i, manḡagsisitaua.
22 Mapapalad cayo cung cayo,i, capootan nang manḡa
tauo, at cung cayo,i, ihiualay, at cayo,i, alimurahin at itacuil
ang inyong panḡalan na parang masama, dahil sa Anac nang
tauo.
23 Magalac cayo sa arao na yaon, at lumucso cayo *sa
catuaan;* sapagca,t, narito, ang ganti sa inyo,i, malaqui sa
lanḡit; sapagca,t, gayon ang guinaua nang canilang manḡa
magulang sa manḡa profeta.
24 Datapua,t, ¡ sa aba ninyo manḡa mayayaman ! sapagca,t,
tinangap na ninyo ang inyong caaliuan.
25 ¡ Sa aba ninyo manḡa busog nḡayon! sapagca,t, cayo,i,
magugutom. ¡ Sa aba *ninyo* nanḡagsisitaua nḡayon ! sapag-
ca,t, cayo,i, manḡagsisitaghoy at manḡagsisitanḡis.
26 ¡ Sa aba *ninyo,* pagca ang lahat nang manḡa tauo ay
magsalita nang magaling tungcol sa inyo; sapagca,t, gayon
ang guinaua nang canilang manḡa magulang sa manḡa hindi
tunay na profeta !
27 Datapua,t, sa inyo na nanḡacacarinḡig, sinasabi co:
Ibiguin ninyo ang inyong manḡa caauay; gumaua cayo nang
magaling sa nanḡapopoot sa inyo.
28 purihin ninyo ang sa inyo,i, sumusumpa, ipanalanḡin
ninyo ang sa inyo,i, lumalait.
29 Sa sumugat sa iyo, sa *isang* pisnḡi, iharap mo naman
ang cabila; at sa mag-alis sa iyo nang balabal, huag mo
namang itangui ang iyong bihisan.
30 Bigyan mo ang sino mang sa iyo,i, humihinḡi; at sa
cumuha nang pag-aari mo, ay huag mong hinḡing muli.

31 At cung ano ang ibig ninyong sa inyo,i, gauin nang
manḡa tauo, gayon naman ang gauin ninyo sa canila.
32 At cung cayo,i, umibig sa mḡa umiibig sa inyo, ¿ano
ang pasasalamat na inyong cacamtan? sapagca,t, ang manḡa
macasalanan man ay umiibig sa manḡa umiibig sa canila.
33 At cung gumaua cayo nang magaling sa manḡa guma-
gaua sa inyo nang magaling, ¿ano ang pasasalamat na inyong
cacamtan? sapagca,t, ganito rin ang guinagaua nang manḡa
macasalanan.
34 At cung cayo,i, magpahiram doon sa manḡa inaasahan
ninyong tatangapan, ¿ano ang pasasalamat na inyong cacam-
tan? ang manḡa macasalanan man ay nagpapahiram sa
manḡa macasalanan, upang muling tumangap nang gayon
din.
35 Datapua,t, ibiguin ninyo ang inyong manḡa caauay; at
gauan ninyo nang magaling, at magpahiram cayo, na huag
di may pagcacatiuala; at malaquing ang sa inyo,i, maguiguing
ganti, at cayo,i, maguiguing manḡa anac nang Cataastaasan,
sapagca,t, siya,i, magandang loob sa manḡa di cumiquilala nḡ
utang na loob at sa manḡa masasama.
36 Magmaauain cayo, gaya naman nang inyong Ama na
maauain.
37 At huag cayong humatol, at di cayo hahatulan; at huag
cayong magparusa at di cayo paparusahan: magpatauad cayo
at cayo,i, patatauarin.
38 Magbigay cayo, at cayo,i, bibigyan: tacal na mabuti,
paicpic, liglig, at umaapao, na cayo,i, bibigyan sa inyong
candunḡan: sapagca,t, sa sucatang inyong ipanucat ay doon
cayo muling susucatan.
39 At sinasabi naman niya sa canila ang isang halimbaua:
¿Mangyayari bagang umacay ang bulag sa bulag? ¿Di baga
mabubulid ang dalaua sa hucay?
40 Hindi higuit ang alagad sa taga pagturo sa caniya; data-
pua,t, sino man, pagcasacdal ay maguiguing capantay nang
taga pagturo sa caniya.
41 ¿At baquit mo tinitingnan ang puing na nasa mata nang
iyong capatid, at hindi mo dinidilidili ang cahoy na nasa
iyong sariling mata?

42 O ¿paanong masasabi mo sa iyong capatid: Capatid,
pabayaan mong alisin co ang puing na nasa iyong mata, at
di mo naquiquita ang cahoy na nasa iyong sariling mata?
Icao mapagpaimbabao, alisin mo muna ang cahoy sa iyong
sariling mata, at cung magcagayo,i, maquiquita mo malinao
ang pag-alis nang puing na nasa mata nang iyong capatid.
43 Sapagca,t, ualang mabuting cahoy na nagbubunḡa nang
masama; at uala rin namang masasamang cahoy na nag-
bubunḡa nang mabuti.
44 Sapagca,t, baua,t, cahoy ay napagquiquilala sa cani-
yang sariling bunḡa. Sapagca,t, di nacapuputi nang manḡa
higos sa manḡa dauag; at di nacaaani nang uvas sa manḡa
damong ligao.
45 Ang mabuting tauo ay cumucuha nang cagalinḡan sa
mabuting cayamanan nang caniyang puso, at ang masamang
*tauo,i,* cumucuha nang casam-an sa masamang *cayamanan;*
sapagca,t, sa casaganaan nang puso ay nagsasalita ang cani-
yang bibig.
46 At ¿baquit tinatauag ninyo aco: Panḡinoon, Panḡinoon,
at di ninyo guinagaua ang aquing sinasabi?
47 Sino mang pumaparito sa aquin, at pinaquiquingan ang
aquing manḡa salita, at guinaganap, ituturo co sa inyo cung
sino ang catulad:
48 siya,i, catulad nang isang tauo na nagtatayo nang bahay,
na ito humucay at pinacalalim, at itiniric ang haligui sa
bato; at nang dumating ang isang baha, ay ihinampas nḡ
agos sa bahay na iyon, at hindi naquilos, sapagca,t, natitiric
sa bato.
49 Datapua,t, ang dumirinḡig at hindi gumaganap, ay
tulad sa isang tauo na nagtayo nang bahay sa lupa, na ualang
pinagtitibayan; ito,i, hinampas nḡ agos at pagdaca,i, naguiba;
at malaqui ang naguing casiraan nang bahay na yaon.

*Ang capitán sa Capernaum.*

7 NANG MATAPOS na niya ang lahat nang caniyang
manḡa salita sa paquinig nḡ bayan, ay pumasoc siya sa
Capernaum.

2 At ang alipin nang isang capitán, na minamahal nito, ay
may saquit at malapit nang mamatay.
3 At nḡ marinig niya *ang balita* tungcol·cay Jesús ay
pinag-utos siya sa caniya nḡ manḡa matatanda sa manḡa
judío, upang ipamanhic sa caniya, na pumaroon at pagalinḡin
ang caniyang alipin.
4 At nang dumating sila cay Jesús ay namanhic silang may
pagpipilit sa caniya, at sinabi: Siya,i, may carapatang gauin
mo sa caniya ito;
5 sapagca,t, iniibig niya ang ating nacíon, at ipinagtayo
niya tayo nang ating sinagoga.
6 At si Jesús ay sumama sa canila. At nang siya,i, hindi
na nalalayo sa bahay, ay nag-utos sa caniya ang capitán manḡa
caibigan, at sinabi sa caniya: Panḡinoon, huag ca nang
magpacapagod, sapagca,t, di aco carapatdapat na icao ay
masoc sa silong nḡ aquing bubunḡan;
7 dahil dito,i, hindi co inacalang aco,i, may carapatan man
lamang pumariyan sa iyo; datapua,t, sabihin mo ang *isang*
salita at gagaling ang aquing alila.
8 Sapagca,t, aco nama,i, tauong nasa ilalim nḡ capang-
yarihan, at may nasasacopan acong mḡa sundalo; at sinasabi
co rito: Humayo ca, at humayo; at sa isa: Pumarito ca, at
pumaparito; at sa aquing alipin: Gauin mo ito at guinagaua.
9 At pagcarinḡig nito ni Jesús, ay nagtaca sa caniya, at
luminḡon at sinabi sa caramihang nanḡagsisunod sa caniya:
Sinasabi co sa inyo na ay hindi aco nacasumpong cahi,t, sa
Israel man nang ganitong calaquing pananampalataya.
10 At nang bumalic sa bahay ang manḡa inutusan, ay
naratnang magaling na ang alipin.

*Ang anac na lalaqui nang baong babaye sa Naín.*

11 At nangyari pagcatapos na siya,i, napasa ciudad na
tinatauag na Naín, at casama niya ang caniyang manḡa
alagad, at ang lubhang maraming tauo.
12 At nang siya,i, malapit na sa pintuan nang ciudad,
narito, inilalabas ang isang patay, anac na bugtong nang
caniyang ina, at ito,i, bao, at casama niya ang maraming tauo
na taga ciudad.

13 At pagcaquita sa caniya nang Panḡinoon, siya,i, quina-
habagan at sinabi sa caniya: Huag cang tumanḡis.
14 At siya,i, lumapit at hinipo ang cabaong, at ang nanḡag-
dadala ay tumiguil. At sinabi niya: Bagongtauo, sa iyo co
sinasabi, magtindig ca.
15 At naupo ang patay, at nagpasimulang magsalita. At
siya,i, ibinigay niya sa caniyang ina.
16 At dinatnḡan nḡ tacot ang lahat, at sila,i, nagpuri Dios
na sinasabi: Lumitao sa guitna natin ang isang daquilang
profeta, at dinalao nang Dios ang caniyang bayan.
17 At cumalat ang balitang ito tungcol sa caniya sa boong
Judea, at sa boong palibotlibot nang lupaing *yaon.*

*Ang manḡa sugo ni Juang Mamiminyag.*

18 At sinabi cay Juan nang caniyang manḡa alagad ang
lahat nang manḡa bagay na ito. At tinauag ni Juan ang
dalaua sa caniyang manḡa alagad,
19 at inutusan sila cay Jesús at sinabi: ¿Icao baga yaong
paririto, ó hihintayin namin ang iba?
20 At pagdating sa caniya nḡ manḡa tauo ay nanḡagsabi:
Pinaparito cami sa iyo ni Juang Mamiminyag at ipinasasabi:
¿Icao baga yaong paririto, ó hihintayin namin ang iba?
21 Pinagaling niya sa oras na yaon ang maraming sa
manḡa saquit, at manḡa pagcasalot, at masasamang manḡa
espíritu: at pinamulat ang maraming manḡa bulag.
22 At sumagot siya at sa canila,i, sinabi: Pumaroon cayo,
at sabihin ninyo cay Juan ang mḡa bagay na inyong naquita
at narinḡig: ang manḡa bulag ay nacacaquita, ang manḡa
pilay ay lumalacad; ang manḡa may lepra ay nalilinis, ang
manḡa binḡi ay nacaririnig; ang manḡa patay ay ibina-
banḡon, sa manḡa duc-ha ang evangelio ay ibinabalita:
23 at mapalad ang hindi macasumpong nang ano mang
catitisuran sa aquin.
24 At nang manḡagsialis ang manḡa sugo ni Juan, ay
nagpasimula siyang magsalita tungcol cay Juan sa carami-
han: ¿Ano ang linabas ninyong maquita sa ilang? ¿Isang
cauayang inuuga nang hanḡin?

25 Datapua,t, ¿ano ang linabas ninyong mamasdan?
¿Isang tauong nananamit nang *mḡa damit* na mariri-
quit? Narito, ang nañananamit na mariquit at nabu-
buhay sa caligayahan, ay nasa manḡa palacio nang manḡa
hari.
26 Datapua,t, ¿ano ang linabas ninyong mamasdan?
¿Isang profeta? Sinasabi co sa inyo. Oo at higuit pa sa
profeta.

27 Ito yaong tungcol sa caniya,i, nasusulat:

Narito, ipinadadala co ang aquing sugo sa unahan nang iyong muc-ha, na maghahanda nang iyong daan sa unahan mo.

28 Sinasabi co sa inyo, na sa manḡa ipinanḡanac nḡ mḡa
babaye, ualang higuit cay Juan; gayon ma,i, ang
lalong maliit sa caharian nang Dios ay higuit cay sa
caniya.
29 At pagcarinḡig nḡ boong bayang at nḡ manḡa mani-
ninḡil nḡ buis, ay pinatotohanan ang Dios, na nanḡagsipag-
binyag nang binyag ni Juan.
30 Datapua,t, pinaualang halaga nḡ mḡa fariseo, at nḡ
manḡa pantas sa cautusan, sa canilang sarili ang pasiya nang
Dios, at hindi napabinyag sa caniya.
31 *At sinabi nang Panḡinoon:* ¿Sa ano co itutulad ang
manḡa tauo nḡayon, at ano ang canilang catulad?
32 Catulad sila nang manḡa batang nanḡacaupo sa plaza,
at nagsisisigauan sa isa,t, isa, na sinasabi: Tinugtogan namin
cayo nḡ flauta ay hindi cayo sumayao; nanambitan cami at
hindi cayo nanḡagsitanḡis.
33 Sapagca,t, naparito si Juang Mamiminyag, na hindi
cumacain nang tinapay at hindi umiinom nang alac, at inyong
sinasabi: Siya,i, may demonio.
34 Naparito ang Anac nang tauo, na cumacain at umiinom;
at inyong sinasabi: Narito, ang isang matacao na tauo, at
manḡinḡinom nang alac, caibigan nang manḡa manininḡil nḡ
buis at nang manḡa macasalanan.
35 At ang carunungan ay pinatototohanan nang lahat nang
caniyang manḡa anac.

*Ang macasalanang babaye na nagpahid nang pabanḡo sa manḡa paa ni Jesús.*

36 At ipinamanhic cay Jesús nang isa sa manḡa fariseo na
maquisamang cumain sa caniya. At siya,i, pumasoc sa
bahay nang fariseo, at naupo sa dulang.
37 At narito, ang isang babaye na nasa ciudad, isang
macasalanan; at nang maalamang niyang *si Jesús* ay
sumasadulang sa bahay nang fariseo, ay nagdala siya nang
isang sisidlang alabastro *na puno* nang ungüento;
38 at lumagay sa licuran niya sa caniyang manḡa paanan,
na tumatanḡis at nagpasimulang diliguin nang manḡa luha
ang caniyang manḡa paa, at ito,i, quinuscus nang manḡa
buhoc nang caniyang ulo; at hinalican ang caniyang manḡa
paa, at pinahiran nang ungüento.
39 At nang maquita ito nang fariseo na sa caniya,i, nag-
anyaya, ay nagsalita sa caniyang sarili, na sinabi: Ito, cung
sacali,t, siya,i, profeta, ay maquiquilala cung sino at cung ano
ang babayeng itong sa caniya,i, humihipo, na siya,i, macasa-
lanan.
40 At sumagot si Jesús at sinabi sa caniya: Simon, aco,i,
may isang bagay na sasabihin sa iyo. At sinabi niya: Sabi-
hin mo, Maestro.
41 Isang may pautang ay may dalauang may utang sa
caniya: ang isa,i, may utang na limang-daang denario*, at
ang isa,i, limamapuo.
42 Nang sila,i, ualang maibayad, ay capua niya sila pina-
tauad. ¿Alin nḡà sa canila ang lalong iibi̇̃g sa caniya?
43 Sumagot si Simón, at sinabi: Inaacala co na ang pina-
tauad niya nang malaqui. At sinabi *ni Jesús* sa caniya:
Matuid ang pagcahatol mo.
44 At lumingon sa babaye, at sinabi niya cay Simón:
¿Naquiquita mo ang babayeng ito? Nasoc aco sa iyong
bahay, hindi mo aco binigyan nang tubig *na mapaghugasan*
nang aquing manḡa paa; datapua,t, dinilig niya ang aquing

* **Halos casing halaga nang piso baua,t, tatlong denarito.**

mañga paa nang caniyang mañga luha, at pinahiran nang
caniyang mañga buhoc.
45 Hindi mo aco hinalican, datapua,t, siya buhat nang
aco,i, masoc ay hindi humihihinto nang paghalic sa aquing
mañga paa.
46 Hindi mo pinahiran nang lañgis ang aquing ulo, data-
pua,t, pinahiran niya nang ungüento ang aquing mañga paa.
47 Caya ñgà sinasabi co sa iyo: Ipinatatauad ang caniyang
maraming mañga casalanan, sapagca,t, siya,i, umibig nang
malaqui, datapua,t, ang pinatatauad nang caunti, ay cacaunti
ang pag-ibig.
48 At sa *babaye* ay sinabi niya: Ipinatatauad ang inyong
mañga casalanan.
49 At ang mañga casamahan niyang nauupo sa dulang ay
nagpasimulang nagsalita sa canilang sarili: ¿Sino ito, na
nagpapatauad pati nang mañga casalanan?
50 At sinabi niya sa babaye: Iniligtas ca nang iyong
pananampalataya, yumao cang payapa.

*Ang mañga babayeng naglilingcod cay Jesús nang canilang pag-aari.*

8 AT NANGYARI pagcatapos, na siya,i, naglalacad sa
mañga ciudad at mañga nayon, na nañgañgaral at nagba-
balita nang evangelio nang caharian nang Dios: at casama
niya ang labingdalaua,
2 at ilang babaye na pinagaling sa mañga masamang
espíritu at sa mañga saquít: si María, na tinatauag na
Magdalena, na sa caniya,i, pitong demonio ang lumabas,
3 at si Juana na asaua ni Chuza, catiuala ni Herodes, at si
Susana, at iba pang marami na naglilingcod sa caniya ñg
canilang pag-aari.

*Talinhaga tungcol sa maghahasic.*

4 At nang magcatipon ang lubhang maraming tauo, at
ang mañga *galing* sa lahat ñg ciudad ay nagsadya sa caniya,
ay siya nagsalita sa pamamag-itan ñg isang talinhaga:

5 Ang maghahasic ay lumabas upang maghasic nḡ caniyang
binhi; at sa paghahasic ang ilan ay nahulog sa tabi nang
daan, at napagyapacan, at quinain nang manḡa ibon sa lanḡit.
6 At ang iba,i, nahulog sa batohan, at pagsibol ay natuyo,
sapagca,t, ualang lamig.
7 At ang iba,i, nahulog sa manḡa dauagan at lumaqui na
casama nito ang mḡa dauag, at ito,i, ininis.
8 At ang iba,i, nahulog sa mabuting lupa, at lumaqui, at
nagbunḡa nang tig-isang daan. Pagcasabi niya nito,i,
sumigao: Ang may paquinig na ipaquiquinig ay maquinig.
9 At tinanong siya nang caniyang manḡa alagad, cung ano
ang talinhagang ito.
10 At sinabi niya: Sa inyo,i, ipinagcaloob ang macaalam
nḡ manḡa hiuaga nang caharian nang Dios; datapua,t, sa
iba,i, *sinasabi co* sa manḡa talinhaga, upang tinitinguan
nila,i, huag maquita, at pinaquiquingan ay huag nilang
mapagunaua.
11 Ito nḡà ang talinhaga: Ang binhi ay ang salita nang
Dios,
12 At ang *nanḡahulog* sa tabi nang daan, ay ang manḡa
naquinig; cung magcagayo,i, pinaparoonan nḡ diablo, at
inaalis ang salita sa canilang puso, upang huag silang
manampalataya at magligtas.
13 At ang *manḡa nahulog* sa batohan, ay yaong manḡa
pagcarinḡig ay tinatangap na may galac ang salita; at ang
mḡa ito,i, ualang ugat; na sa sandaling panaho,i, sumasam-
palataya; at sa panahon nang tucso ay humihiualay.
14 At ang nahulog sa manḡa dauagan, ay ito ang mḡa
naquinig; at samantalang sila,i, lumalacad ay sila,i, iniinis nḡ
manḡa caligaligan, at manḡa cayamanan, at manḡa layao
sa buhay; at hindi nagbubunḡa nḡ mabuti.
15 At ang sa mabuting lupa, ay ang manḡa sa pusong
timtiman at mabuti ay iniinḡatan ang salita pagcarinḡig, at
nagbubunḡang may pagtitiis.

*Talinhaga tungcol sa ilaoan.*

16 At ualang tauong pagcasindi nḡ ilaoan ay ito,i, tinatacpan
nang isang banḡa, ó inilagay caya sa ilalim nang hihigan,

datapua,t, inilalagay sa *sariling* lalagyan, upang maquita ng̃
mang̃a pumapasoc ang ilao.
17 Sapagca,t, ualang bagay na natatago na di mahahayag:
ualang lihim na di maquiquilala at mapapasa liuanag.
18 Tingnan ng̃à ninyo cung paano ang inyong paquiquinig,
sapagca,t, ang sino mang mayroon ay bibigyan, at ang sino
mang uala, sampuo nang iniisip niyang nasa caniya ay aalisin.

*Ang ina at mg̃a capatid ni Jesús.*

19 At naparoon sa caniya ang caniyang ina at mang̃a
capatid; at hindi macarating sa caniya dahil sa caramihan
nang tauo.
20 At sinabi sa caniya: Nang̃asasalabas ang iyong ina at
ang iyong mang̃a capatid, at ibig nilang maquita ca.
21 Datapua,t, siya,i, sumagot at sinabi sa canila: Ang
aquing ina at ang aquing mang̃a capatid ay itong mang̃a
naquiquinig nang uica nang Dios, at gumaganap nito.

*Pinayapa ni Jesús ang unos.*

22 At nangyari ng̃ isa sa mg̃a arao na yaon na siya,i,
lumulan sa isang daong, siya, at ang caniyang mang̃a alagad,
at sinabi niya sa canila: Tumauid tayo sa cabilang pampang
nang dagatdagatan. At sila,i, nang̃agsitulac.
23 Datapua,t, samantalang sila,i, nang̃aglalayag siya,i, naca-
tulog. At bumugso ang isang unos ng̃ hang̃in sa dagat-
dagatan, at sila,i, nang̃atitiguib at nang̃asa capang̃aniban.
24 At sila,i, nang̃agsilapit sa caniya at siya,i, guinising nila
na sinabi: ¡Maestro, maestro, tayo,i, mamamatay! At siya,i,
gumising at sinauay ang hang̃in at ang unos nang tubig; at
nang̃agsitila, at gumaling ang panahon.
25 At sinabi niya sa canila: ¿Saan naroon ang inyong
pananampalataya? At sila,i, nang̃atatacot at nang̃agtaca, na
sinasabi ng̃ isa,t, isa: ¿Sino ito, na pati sa mang̃a hang̃in at
sa tubig ay nag-uutos, at siya,i, sinusunod nila.

*Ang taga Gergesa na inaalihan nang demonio.*

26 At sila,i, nang̃agsidating sa lupa nang mang̃a taga
Gergesa, na nasa tapat nang Galilea.

27 At pagcalunsad niya sa lupa, ay siya,i, sinalubong ang
isang lalaqui sa ciudad, na may mañga demonio; at mahaba
nang panahon na hindi nagdaramit at hindi tumatahan sa
bahay cungdi sa mañga libiñgan.
28 At nang maquita niya si Jesús ay sumigao at nagpatirapa
sa harap niya, at sinabi nang malacas na voces: ¿Ano
ang paquilalam co sa iyo, Jesús, Anac nang Dios na
Cataastaasan? Ipinamamanhic co sa iyo na huag mo acong
pahirapan.
29 (Sapagca,t, ipinag-uutos niya sa carumaldumal na
espíritu na lumabas sa tauo. Sapagca,t, ito,i, maluat nang
panahong inaaliban; at siya,i, quinuculong, at guinapos nang
mañga tanicala at mĝa pañgao, at sinisira ang mĝa tanicala
at itinutulac nang demonio sa mañga ilang).
30 At tinanong siya ni Jesús: ¿Ano ang pañgalan mo? At
sinabi niya: Pulutong. Sapagca,t, maraming mañga demonio
ang pumasoc sa caniya.
31 At ipinamamanhic nila sa caniya na huag silang papa-
roonin sa calalimlaliman.
32 At doroon ang isang cauan nang maraming baboy na
nañgiñginain sa bundoc: at ipinamanhic nila sa caniya na
pabayaang sila,i, masoc *sa mañga baboy*. At sila,i, ipina-
hintulot niya.
33 At nañgagsilabas ang mañga demonio sa tauo at nagsi-
pasoc sa mañga baboy; at ang cauan ay tumalon sa bañgin
sa dagat-dagatan, at nañgalunod.
34 At nang maquita nang mañga nag-aalaga ang nang-
yari, ay nañgagsitacas; at ibinalita sa ciudad at sa mañga
nayon.
35 At sila,i, nañgagsilabas upang maquita ang nangyari, at
lumapit sila cay Jesús; at canilang naratnan ang tauong
linabasan nang mañga demonio, na nacaupo at may panana-
mit, at matino ang caniyang bait, sa mañga paanan ni
Jesús; at sila,i, nañgatacot.
36 At sa canila,i, sinabi nang mañga nacaquita, cung
paanong pinagaling ang inaaliban nang mĝa demonio.
37 At ipinamanhic sa caniya nang lahat nang tauo sa
palibotlibot nĝ lupain nang mañga taga Gergesa na lumayo

sa canila, sapagca,t, sila,i, puno ng̃ malaquing̃ tacot: at siya,i,
lumulan sa daong at nagbalic.
38 Datapua,t, namanhic sa caniya ang tauong linabasan
nang mang̃a demonio, na maquisama sa caniya; datapua,t,
siya,i, pinaalis at sinabi:
39 Magbalic ca sa iyong bahay, at ibalita mo cung gaano
calalaquing mang̃a bagay ang guinaua nang Dios sa iyo. At
siya,i, nanao, na ibinabalita sa boong ciudad, cung gaano ang
mang̃a bagay na sa caniya,i, guinaua ni Jesús.

*Ang anac na babaye ni Jairo; ang babayeng inaagasan.*

40 At pagbalic ni Jesús ay sinalubong siya nang caramihan,
sapagca,t, hinihintay siya nang lahat.
41 At narito, lumapit ang isang lalaqui na ng̃ala,i, Jairo, at
ito,i, isang puno sa sinagoga: at lumuhod sa mang̃a paanan
ni Jesús at ipinamamanhic sa caniya na pumasoc sa caniyang
bahay:
42 sapagca,t, may isang bugtong na anac na babaye, na
may mang̃a labing dalauang taon, at ito,i, naghihing̃alo.
Datapua,t, samantalang siya,i, lumalacad ay sinisicsic siya
nang caramihan.
43 At isang babaye na inaagasang may labingdalauang taon
na, na guinugol sa mang̃a mangagamot ang lahat niyang
pagcabuhay, at sino ma,i, ualang nacapagpagaling sa caniya,
44 lumapit sa caniyang licuran, at hinipo ang laylayan nang
caniyang damit; at pagdaca,i, tumiguil ang caniyang agas.
45 At sinabi ni Jesús: ¿Sino ang humipo sa aquin? At ng̃
tumatangui ang lahat, sinabi ni Pedro at nang mang̃a
casamahan niya: Maestro, hinihigpit at sinisicsic ca nang
caramihan.
46 Datapua,t, sinabi ni Jesús: May humipo sa aquin:
sapagca,t, naramdaman co na may umalis na bisa sa aquin.
47 At nang maquita nang babaye na siya,i, hindi nalilingid,
ay lumapit na nang̃ang̃atal, at lumuhod sa harap niya at
sinaysay sa harap nang boong bayan ang dahil cung baquit
hinipo niya, at cung paanong pagdaca,i, siya,i, gumaling.
48 At sinabi *ni Jesús* sa caniya: Anac, pinagaling icao
nang iyong pananampalataya: yumao cang payapa.

49 Samantalang nagsasalita pa siya ay lumapit ang isang
mula sa *bahay* ng̃ puno nang sinagoga, na nagsabi: Patay
na ang anac mong babaye: huag mong bagabaguin ang
Maestro.
50 Datapua,t, nang marinig ito ni Jesús ay sumagot sa
caniya: Huag cang matacot: manampalataya ca lamang at
siya,i, gagaling.
51 At nang dumating siya sa bahay, ay hindi ipinahintulot
na pumasoc ang sino man, maliban na cay Pedro, at cay
Juan, at cay Santiago, at sa ama nang dalaga at sa ina niya.
52 At tumatang̃is ang lahat at pinananambitanan *ang
dalaga:* datapua,t, sinabi niya: Huag cayong tumang̃is;
sapagca,t, siya,i, hindi patay cungdi natutulog.
53 At siya,i, tinutuya nila, sapagca,t, nalalaman patay na.
54 Datapua,t, tinangnan niya sa camay, at sumigao na
nagsabi: Dalaga magbang̃on ca.
55 At nagbalic ang caniyang espíritu at pagdaca,i, siya,i,
nagbang̃on; at ipinagutos niya na bigyan nang pagcain.
56 At nang̃agtaca ang caniyang mang̃a magulang; datapua,t,
ipinagbilin niya sa canila na huag sabihin canino man ang
*caniyang* guinaua.

*Catungculan nang labingdalauang apostol.*

9 AT TINIPON niya ang labingdalaua, at binigyan sila
nang cabagsican at capangyarihan sa lahat nang mang̃a
demonio, at upang magpagaling ng̃ mang̃a saquít.
2 At sila,i, inutusang niyang ipang̃aral ang caharian nang
Dios, at magpagaling sa mang̃a may saquít.
3 At sinabi sa canila: Huag cayong magdala nang ano man
sa inyong paglalacad, cahi,t, tungcod, cahi,t, supot ng̃ ulam,
cahi,t, tinapay, cahi,t, salapi; at huag cayong magcaroon
nang dalauang bihisan.
4 At sa alin mang bahay cayo,i, masoc, matira cayo roon,
at buhat doo,i, manao cayo.
5 At ang lahat na di tumangap sa inyo, pagalis ninyo sa
ciudad na iyon, ay ipagpag ninyo ang alaboc sa inyong mang̃a
paa, sa patotoo laban sa canila.

6 At nañgagsialis at nañgagsiparoon sa mañga bayanbayan,
na ipinañgañgaral ang evangelio, at nagpapagaling saan
man.

*Si Herodes na tetrarca at si Juang Mamiminyag.*

7 At nabalitaan ni Herodes na tetrarca ang lahat na
guinagua; at siya,i, totoong natitilihan; sapagca,t, sinasabi
nang ilan na si Jua,i, nagbañgon sa mañga patay;
8 at *sinasabi* nḡ mañga iba na si Elías ay lumitao; at
*sinasabi* nḡ mañga iba na isa sa mḡa datihang profeta ay
muling nagbañgon.
9 At sinabi ni Herodes: Pinugutan co nang ulo si Juan;
datapua,t, ¿sino caya ito na tungcol sa caniya,i, nababalitaan
co ang mañga gayong bagay? At pinagpipilitan niyong
siya,i, maquita.

*Unang pagpaparami nang mañga tinapay.*

10 At nang bumalic ang mañga apostol, ay sinabi nila sa
caniya ang lahat nang mañga bagay na canilang guinaua. At
sila,i, isinama niya at lumigpit sa ciudad na tinatauag na
Bethsaida.
11 Datapua,t, nang maalaman nang caramihan ay nañgag-
sisunod sa caniya; at sila,i, tinangap niya at sinasabi sa canila
tungcol sa caharian nang Dios, at pinagagaling ang mañga
nagcacailañgang gamutin.
12 At nagpasimulang lumiguid ang arao; at lumapit ang
labingdalaua, at sinabi sa caniya; Paalisin mo ang carami-
han upang mañgagsiparoon sa mañga bayan at mañga nayon
nang palibotlibot na ito, at manuluyan at macasumpong
nang pagcain, sapagca,t, dito,i, tayo,i, nasa isang lugar na
ilang.
13 Datapua,t, sinabi niya sa canila: Bigyan ninyo sila nang
macacain. At sinabi nila. Uala tayo cungdi limang tinapay
at dalauang isda, cungdi cami paroroong bumili nang pagcain
nitong lahat nang mḡa tauong ito.
14 Sapagca,t, sila,i, may mañga limang libong tauo. At
sinabi niya sa caniyang mañga alagad: Pahiliguin ninyo sila
nang pulupulutong na may tig-lilimang puo baua,t, isa.

15 At gayon ang guinaua nila, at pinahilig ang lahat.
16 At quinuha niya ang limang tinapay at ang dalauang
isda, at nacatingala sa langit, na benendicionan, at hinati; at
ibinigay sa manga alagad upang ihayin sa caramihan.
17 At nangagsicain, at lahat ay nangabusog, at binuhat nila
ang sa canila,i, lumabis, na labingdalauang bacol na manga
pinagpirapiraso.

*Ang patotoo ni Pedro.*

18 At nangyari samantalang nag-iisa siyang nananalangin,
na casama niya ang caniyang manga alagad; at sila,i, tinanong
niya: ¿Ano ang sinasabi nang caramihan cung sino
aco?
19 At sila,i, sumagot at nangagsabi: Si Juang Mamiminyag;
datapuat *anang* manga iba,i, si Elías; at *anang* manga
iba,i, isa sa manga dating profeta ay muling nagbangon.
20 At sinabi niya sa canila: ¿Datapua,t, cayo ano ang sabi
ninyo cung sino aco? At sumagot si Pedro, at nagsabi: Ang
Cristo nang Dios.
21 Datapua,t, ipinagbilin niya at ipinag-utos, na huag sabihin
canino man ito;
22 na sinabi: Quinacailangang magbatá nang maraming
bagay ang Anac nang tauo, at itacuil nang manga matatanda,
at nang manga puno nang manga sacerdote at nang
manga escriba, at patayin, at muling ibangon sa icatlong
arao.

*Pasanin ang cruz.*

23 At sinasabi niya sa lahat: Cung ang sino man ay ibig
sumunod sa aquin, ay tumangui sa caniyang sarili, at dalhin
sa arao arao ang caniyang cruz at sumunod sa aquin.
24 Sapagca,t, ang mag-ibig iligtas ang caniyang buhay, ay
mauaualan; datapua,t, ang maualan nang caniyang buhay,
dahil sa aquin, ay maliligtas ang *buhay.*
25 Sapagca,t, ¿ano ang paquiquinabangin nang tauo, cung
caniyang macamtan ang boong sanglibutan, at mauala
ó mapahamac ang caniyang sarili?

26 Sapagca,t, ang magmacahiya sa aquing at sa aquing
manḡa salita, icahihiya naman siya nang anac nang tauo,
pagparito niyang sumasa caniyang sariling calualhatian at sa
*calualhatian* nang Ama, at nang manḡa santong angel.
27 Datapua,t, catotohanang sinasabi co sa inyo: May ilan
sa manḡa naririto, na di matiticman sa ano mang paraan
ang camatayan, hangang sa maquita nila, ang caharian nang
Dios.

*Ang pagbabagong-anyo.*

28 At nangyari, nang macaraan ang may mḡa ualong
arao pagcatapos nang manḡa salitang ito, na isinama niya si
Pedro at si Juan at si Santiago, at nanhic sa bundoc upang
manalanḡin.
29 At samantalang nananalanḡin, ay nagbago ang anyo
nang caniyang muc-ha, at ang caniyang manḡa damit ay
pumuti *at* nacasisilao.
30 At narito, dalauang lalaqui ay naquiquipag-usap sa
caniya, na ang mḡa ito,i, si Moisés at si Elías;
31 na napaquitang may calualhatian at nanḡag-uusapan
tungcol sa pagcamatay *ni Jesús* na malapit nḡ ganapin niya
sa Jerusalem.
32 At si Pedro at ang caniyang manḡa casamahan ay
nanḡagtutuca: datapua,t, nḡ sila,i, manḡaguising na totoo ay
naquita nila ang caniyang calualhatian, at ang dalauang
tauong casama niya.
33 At nangyari, nang lumayo sila sa caniya, na sinabi ni
Pedro cay Jesús; Maestro, mabuti sa atin ang tayo,i, matira
rito, at gumaua tayo nang tatlong dampa; isa ang sa iyo, at
isa ang cay Moisés, at isa ang cay Elías: na hindi nalalaman
ang caniyang sinasabi.
34 At samantalang sinasabi niya ito ay dumating ang isang
alapaap at sila,i, liniliman at nanḡatacot nang sila,i, mapasoc
sa alapaap.
35 At lumabas ang isang voces sa alapaap na sinasabi: Ito
ang aquing Anac, ang aquing hinirang: siya ang inyong
paquingan.

36 At nang matapos ang voces, si Jesús ay nasundoang nag-iisa. At sila,i, di umimic, at nang mañga arao na yao,i, hindi sinabi canino man ang alin man sa mĝa bagay canilang naquita.

*Pagpapagaling sa isang batang lalaquing pinahihirapan nĝ demonio.*

37 At nangyari nang quinabucasan, na pagbaba nila sa bundoc, ay sinalubong sila nang caramihan.
38 At narito, isang lalaqui sa caramihan, ay sumigao na sinabi: Maestro, ipinamamanhic co sa iyo na iyong tingnan ang aquing anac na lalaqui, sapagca,t, siya,i, aquing bogtong na anac:
39 at narito, tinatangnan siya nang isang espíritu, at siya,i, biglang sumisigao; at siya,i, liniliglig ano pa,t, nagbubula *ang bibig*, at mahirap umalis sa caniya, at totoong siya,i, sinasactam.
40 At ipinamanhic co sa iyong mañga alagad na palayasin siya, at hindi nila napaalis.
41 At sumagot si Jesús at nagsabi: ¡Oh mañga tauong ualang pananampalataya at tacsil! ¿Hangang cailan maquiquisama aco sa inyo at titiisin co cayo? Dalhin rito ang anac mo.
42 At samantalang siya,i, lumalapit, ay itinulac siya nang demonio, at pinapañgatal na mainam. Datapua,t, pinaguicaan ni Jesús ang carumaldumal na espíritu, at pinagaling ang bata, at isinauli sa caniyang ama.
43 At nagtataca ang lahat sa carañgalan nang Dios.
Datapua,t, samantalang ang lahat ay nangguiguilalas sa lahat nang bagay na caniyang guinagaua, ay sinabi niya sa caniyang mañga alagad:
44 Pumasoc sa inyong mañga taiñga ang mañga salitang ito, sapagca,t, ang Anac nang tauo ay ibibigay sa mañga camay nang mañga tauo.
45 Datapua,t, hindi nila napag-uunaua ang salitang ito, at sa canila,i, natatago upang huag nilang mapag-unaua, at natatacot silang magtanong sa caniya tungcol sa uicang ito.

*Ang malaqui sa caharian nang lan͞git.*

46 At sa canila,i, nagcaroon n͞g pagtatalo cung sino sa
canila ang maguiguing pan͞gulo.
47 Datapua,t, pagcaquita ni Jesús n͞g pag-iisip nang cani-
lang puso, ay humauac nang isang maliit na bata, at inilagay
sa caniyang siping,
48 at sinabi sa canila: Sino mang tumangap sa maliit na
batang ito sa pan͞galan co, ay aco ang tinatangap; at sino
mang tumangap sa aquin, ay tinatangap ang nag-utos sa
aquin; sapagca,t, ang pinacamaliit sa inyong lahat, ay siyang
malaqui.

*Ang hindi laban sa inyo ay campi sa inyo.*

49 At sumagot si Juan at sinabi: Maestro, naquita namin
ang isa na nagpapalayas nang m͞ga demonio sa pan͞galan mo;
at aming ipinagbaual sa caniya; sapagca,t, hindi sumasama
sa atin.
50 Datapua,t, sinabi sa caniya ni Jesús: Huag ninyong
ipagbaual, sapagca,t, ang hindi laban sa inyo, ay campi sa
inyo.

*Itinatacuil nang man͞ga taga Samaria si Jesús.*

51 At nangyari, n͞g ang m͞ga arao ay lumalapit na siya,i,
tatangapin sa itaas, na itinanao ang caniyang muc-ha upang
pumaroon sa Jerusalem,
52 at nag-utos ang man͞ga sugo sa unahan niya: at yumao
ang man͞ga ito at nan͞gagsipasoc sa isang bayan nang man͞ga
taga Samaria upang siya,i, ipaghanda.
53 At hindi nila siya tinangap, sapagca,t, ang muc-ha
niya,i, ang tun͞go,i, sa Jerusalem.
54 At nang maquita *ito* nang man͞ga alagad niyang si San-
tiago at si Juan, ay nan͞gagsabi: Pan͞ginoon: ¿Ibig mo na
ipag-utos nating manaog ang apoy mula sa lan͞git at sila,i,
pugnauing gaya nang guinaua ni Elías?
55 Datapua,t, lumin͞gon siya at sila,i, pinag-uicaan, at
sinabi: Hindi ninyo nalalaman cung sa ano ang espíritu
cayo.

56 Sapagca,t, hindi naparito ang Anac nang tauo upang
ipahamac ang manḡa buhay nang manḡa tauo, cungdi upang
iligtas. At sila,i, nanḡagsiparoon sa ibang bayan.

*Cung paano ang pagsunod cay Jesús.*

57 At sa paglalacad nila sa daan ay sinabi sa caniya nang
isa: Susunod aco sa iyo saan ca man pumaroon.
58 At sinabi sa caniya ni Jesús: Ang manḡa alamid* ay
may manḡa yunḡib, at ang manḡa ibon sa lanḡit ay *may*
manḡa pugad; datapua,t, ang Anac nang tauo ay ualang
cahiligan ang ulo.
59 At sinabi niya sa isa: Sumama ca sa aquin. Datapua,t,
siya,i, nagsabi: Panḡinoon, ipabaya mo sa aquin munang
pumaroon at ilibing ang aquing ama.
60 Datapua,t, sinabi niya sa caniya: Bayaan mong ang
manḡa patay ay maglibing ang canilang sariling manḡa
patay; datapua,t, lumacad ca at ibalita mo ang caharian
nang Dios.
61 At sinabi naman nang isa: Sasama aco sa iyo, Panḡi-
noon; datapua,t, ipabaya mo sa aquing magpaalam muna
aco sa manḡa casambahay co.
62 Datapua,t, sinabi sa caniya ni Jesús: Uala sino mang
paghauac sa araro ay lumilinḡon sa licod, na may carapatan
sa caharian nang Dios.

*Catungculan nang pitongpuong alagad.*

10 AT pagcatapos nang lahat nang mḡa bagay na ito,
naghalal ang Panḡinoon nang pitong puo pa, at ito,i,
inutusang daladalaua, sa unahan niya, sa lahat nang ciudad
at lugar na caniyang paroroonan.
2 At sinasabi sa canila. Sagana ang aanihin, datapua,t,
cacaunti ang manḡa magsasaca: idalanḡin nḡà ninyo sa
May-ari nḡ aanihin, na magpadala nang manḡa magsasaca
sa caniyang aanihin.

* Zorra.

3 Lumacad cayo, narito, ipinadadala co cayong tulad sa
mang̃a anac ng̃ tupa sa guitna nang mang̃a lobo.*
4 Huag cayong magdala nang supot *nang salapi*, ng̃ supot
man *ng̃ ulam* ng̃ mg̃a panyapac man, at huag cayong bumati
canino man sa daan.
5 At sa alin mang bahay na inyong pasuquin, ay sabihin
ninyo muna : Capayapaan *sa* bahay na ito.
6 At cung mayroon doong anac nang capayapaan, ang
inyong capayapaa,i, nananatili sa caniya · datapua,t, cung
uala ay babalic sa inyo.
7 At manatili cayo sa bahay na yaon, na canin at inumin
ang sa inyo,i, ibigay ; sapagca,t, ang nagpapagal ay carapat-
dapat sa caupahan sa caniya. Huag cayong pasa sa bahay-
bahay.
8 At sa alin man ciudad na inyong pasuquin at cayo,i,
tangapin, ay canin ninyo ang ihayin sa inyo ;
9 at pagalingin ninyo ang mang̃a may saquít na naroon, at
sabihin ninyo sa canila : Lumapit sa inyo ang caharian nang
Dios.
10 Datapua,t, cung sa alin mang ciudad na inyong pasu-
quin ay hindi cayo tangapin, lumabas cayo sa mang̃a daan
nito at inyong sabihin :
11 Pati nang alaboc nang inyong ciudad na cumacapit sa
aming mang̃a paa, ay ipinapagpag namin laban sa inyo :
gayon ma,i, inyong talastasin, na ang caharian nang mang̃a
lang̃it ay lumapit.
12 Sinasabi co sa inyo na ang *parusa,i*, magaang-gaang pa
sa Sodoma sa arao na yaon, cay sa ciudad na yaon.
13 ¡ Sa aba mo, Corazín ! ¡ Sa aba mo, Bethsaida ! Sapag-
ca,t, cung guinaua sana sa Tiro at sa Sidón ang mang̃a
gauang may macapangyarihang guinaua sa inyo, maluat
na sanang nang̃agsisi na nang̃auupong may magaspang na
damit at abo.
14 Caya ngà magaang-gaang pa ang *parusa* sa Tiro at
Sidón cay sa inyo sa paghuhucom.

* **Isang hayop na ganid.**

15 At icao, Capernaum, ¿itataas ca hangang sa lañgit?
icao ay ibababa hangang sa Hades.
16 Ang naquiquinig sa inyo, ay sa aquin naquiquinig: at
ang nagtatacuil sa inyo, ay aco ang itinatacuil, at ang nag-
tatacuil sa aquin, ay itinatacuil ang sa aqui,i, nag-utos.
17 At nañgagsipagbalic ang pitongpuo na nañgatutua, at
sinasabi: Pañginoon, pati nang mañga demonio ay sumusuco
sa amin sa iyong pañgalan.
18 At sinabi niya sa canila: Aquing naquiquita si Satanás,
na nahuhulog na parang lintic, mula sa lañgit.
19 Narito, binigyan co cayo nang capangyarihan na inyong
yuracan ang mañga ahas at ang mañga alacdan, at ang lahat
nang lacas nang caauay; at hindi cayo maaano.
20 Gayon ma,i, huag ninyong icagalac na ang mañga espí-
ritu ay sumusuco sa inyo, datapua,t, inyong icagalac na na-
susulat ang inyong mañga pañgalan sa lañgit.
21 Sa oras ding yaon ay nagalac *si Jesús* sa Espíritu Santo,
at sinabi: Aco,i, nagpapasalamat sa iyo oh Ama, Pañginoon
nang lañgit at nang lupa, na iyong ilinihim ang mañga bagay
na ito sa mañga pantas at mañga matatalinao, at ipinahayag
mo sa mañga sangol; gayon ngà Ama, sapagca,t, gayon ang
iyong minagaling sa iyong mg̃a mata.
22 Ang lahat nang mañga bagay ay ibinigay sa aquin nang
aquing Ama, at sino ma,i, hindi naquiquilala cung sino ang
Anac, cungdi ang Ama; at cung sino ang Ama cungdi ang
Anac at yaong ibiguing pahayagan nang Anac.
23 At lininğon ang caniyang mañga alagad, at sinabi ng̃
bucod: Mapapalad ang mañga matang nacacaquita nang
inyong naquiquita;
24 sapagca,t, sinasabi co sa inyo na maraming mañga profeta
at mañga hari ang nañgaghañgad na macaquita nang inyong
naquiquita, at hindi naquita; at mariñgig ang inyong
nariringig, at hindi narinig.

*Talinhaga tungcol sa mabait na taga Samaria.*

25 At narito ang isang pantas sa cautusan ay nagtindig at
siya,i, tinutucso, na nagsabi: Maestro, ¿anong aquing gagauin
upang magmana nang ualang hangang buhay?

26 At sinabi *ni Jesús* sa caniya: ¿Ano ang nasusulat sa
cautusan? ¿Ano ang nababasa mo?
27 At sumagot siya at sinabi: Iibiguin mo ang Panĝinoon
mong Dios nang boong puso mo, at nang boong calulua mo,
at nang boong lacas mo, at nang boong bait mo; at ang
iyong capua na gaya *nang pag-ibig mo* sa iyong sarili.
28 At sinabi niya sa caniya: Matuid ang sagot mo: gauin
mo ito at mabubuhay ca.
29 Datapua,t, siya, na ibig ipaquilala ang caniyang cabana-
lan, ay nagsabi cay Jesús: ¿At sino ang aquing capua
tauo?
30 At sumagot si Jesús at nagsabi: Isang tauo,i, bumababa
sa Jericó mula sa Jerusalem; at nahulog *sa camay* nang
manĝa tulisan, na sa caniya,i, humubad at sa caniya,i,
humampas at nanĝagsialis, at siya,i, iniuan halos patay
na.
31 at nagcataong bumaba sa daang yaon ang isang sacer-
dote, at nang maquita siya ay nagpatuloy *nang paglacad* sa
cabilang tabi.
32 At gayon din ang isang Levita, nang dumating sa lugar
*na yaon*, at maquita siya, ay nagpatuloy *nang paglacad* sa
cabilang tabi.
33 Datapua,t, ang isang taga Samaria sa caniyang paglalac-
bay, dumating sa quinaroroonan niya, at nang siya,i, maquita,
ay nagdalang habag,
34 at lumapit sa caniya, at tinalian ang caniyang manĝa
sugat, at binuhusan nang lanĝis at alac, at siya,i, isinacay sa
caniyang sariling hayop, at dinala siya sa *bahay* na tuluyan,
at siya,i, inalagaan.
35 At quinabucasan, ay dumucot siya nang dalauang
denario, at ibinigay sa may-ari *nang bahay* at sinabi: Alagaan
mo siya; at ang iyong magugol nang higuit, ay aquing
pagbabayaran sa iyo pagbalic co.
36 ¿Sino, sa tatlong ito, sa acala mo, ang nagpaquilalang
capua tauo sa nahulog *sa camay nang* manĝa tulisan?
37 At sinabi niya: Ang gumamit sa caniya nang pagcaaua.
At sinabi sa caniya ni Jesús. Hayo, at gayon din ang gauin
mo.

*Si Marta at si María.*

38 At sa canilang paglalacbay ay pumasoc siya sa isang
bayan: at isang babaye na ang n̄gala,i, Marta, tinangap siya
sa caniyang bahay.
39 At siya,i, may isang capatid na tinatauag na María, na
umupo naman sa man̄ga paanan ng̃ Pan̄ginoon, at pinaqui-
quingan ang caniyang uica.
40 N̄guni,t, si Marta ay naliligalig sa maraming man̄ga gaua
*sa bahay*; at siya,i, lumapit sa caniya at sinabi: Pan̄ginoon
¿hindi mo namamasdan na pinababayaan aco nang aquing
capatid na babaye na gumauang mag-isa? Sabihin mo n̄gà
sa caniya na aco,i, tulun̄gan.
41 Datapua,t, sumagot ang Pan̄ginoon at sinabi sa caniya:
Marta, Marta, naliligalig ca, at sa maraming man̄ga bagay ay
nagpapacapagod ca:
42 datapua,t, isang bagay ang quinacailan̄gan: sapagca,t,
pinili ni María, ang magaling na bahagui, na hindi aalisin sa
caniya.

*Ang panalan̄gin sa Dios.*

11 AT nangyari ng̃ siya,i, nananalan̄gin sa isang lugar, na
pagtiguil niya ay sinabi sa caniya nang isa sa caniyang
man̄ga alagad, Pan̄ginoon, turuan mo caming manalan̄gin, na
gaya naman ng̃ pagturo ni Juan sa caniyang man̄ga alagad.
2 At sinabi sa canila: Pagca cayo,i, nanalan̄gin, inyong
sabihin: Ama namin na nasa lan̄git ca, sambahin ang pan̄ga-
lan mo: dumating ang caharian mo, gauin naua ang iyong
calooban cung paano sa lan̄git, ay gayon din naman sa lupa:
3 ibigay mo sa amin ang amin canin sa arao arao.
4 at ipatauad mo sa amin ang man̄ga casalanan namin,
sapagca,t, aming pinatatauad naman ang lahat nang may
man̄ga utang sa amin: at huag mo caming dalhin sa tucso,
cungdi iligtas mo cami sa masama.

*Talinhaga tungcol sa caibigang mapangbagabag.*

5 At sinabi niya sa canila: ¿Sino sa inyo ang magcacaroon
nang caibigan, at paroroon sa caniya sa hating gabi, at sa

caniya,i, sasabihin: Caibigan pahiramin mo aco nang tatlong tinapay;
6 sapagca,t, cararating pang *galing* sa paglalacbay nang aquing isang caibigan at uala acong maihayin sa caniya:
7 at siya,i, mula sa loob ay sasagot at sasabihin: Huag mo acong bagabaguin; nasasara na ang pinto at casama co sa hihigan ang aquing mañga anac: hindi aco macabañgon at macapagbigay sa iyo?
8 Sinasabi co sa inyo, na baga ma,t, di siya bumañgon at magbigay sa caniya palibhasa,i, siya,i, caibigan niya gayon ma,i, dahil sa caniyang pagbagabag ay siya,i, magbabañgon at ibibigay ang lahat nang quinacailañgan niya.
9 At sinasabi co sa inyo: Humiñgi cayo, at sa inyo, ibibigay: humanap cayo, at cayo,i, macasusumpong; tumuctoc cayo, at cayo,i, bubucsan.
10 Sapagca,t, ang lahat nang humihiñgi ay tumatangap; at ang humahanap ay nacasusumpong; at ang tumutuctoc ay binubucsan.
11 ¿At aling ama sa inyo, na cung humiñgi ang caniyang anac nang tinapay, ay bibigyan nang isang bato? ó ñg isda, ¿at hindi isda ang ibibigay cungdi ahas?
12 O *cung* humiñgi nang itlog, ¿bibigyan caya niya siya nang alacdan?
13 Cung cayo ñgang masasama, ay marurunong cayong magbigay nang mabubuting caloob sa inyong mañga anac, ¿gaano pa caya ang *inyong* Ama sa lañgit na magbibigay ñg Espíritu Santo sa mañga nañgagsisihiñgi sa caniya?

*Ang pusong na salita nang mañga Fariseo.*

14 At nagpapalayas siya nang isang demoniong pipi. At nangyari paglabas ñg demonio, na ang pipi ay nañgusap, at nañgagtaca ang caramihan.
15 Datapua,t, sinasabi nang ilan sa canila: Sa pamamag-itan ni Beelzebub, puno nang mañga demonio, nagpapalayas siya nang mañga demonio.
16 At ang mañga iba,i, nañgagsisihiñgi nang tanda nang lañgit sa caniya, na *siya,i,* tinutucso.

17 Datapua,t, siya, palibhasa,i, nalalaman ang mang̃a
pag-iisip nila, ay sa canila,i, sinabi: Ang baua,t, cahariang
nagcacabahabahagui laban sa caniyang sarili ay magcaca-
uatac-uatac; at ang isang bahay na *nagcacabahabahagui*
laban sa sarili ay naguiguiba.
18 At cung si Satanás ay nagcacabahabahagui laban sa
sarili, ¿paanong tatayo ang caniyang caharian? sapagca,t,
sinasabi ninyong sa pamamag-itan ni Beelzebub pinalalayas co
ang mang̃a demonio.
19 At cung nagpapalayas aco ng̃ mang̃a demonio sa pama-
mag-itan ni Beelzebub, ¿sa caninong pamamag-itan nagpa-
palayas ng̃ *mang̃a demonio* ang inyong mang̃a anac? caya
ng̃à sila ang inyong maguiguing mang̃a hucom.
20 Datapua,t, cung sa daliri nang Dios ay nagpapalalayas aco
ng̃ mang̃a demonio, dumating ng̃à sa inyo ang caharian nang
Dios.
21 Pagca ang malacas na may sandata ay nagbabantay sa
caniyang sariling balisbisan, sumasa capayapaan ang caniyang
mg̃a pag-aari.
22 Datapua,t, cung siya,i, datng̃an ng̃ lalong malacas cay sa
caniya, at siya,i, matalo, ay cucunin sa caniya ang lahat nang
caniyang mang̃a sandata na caniyang inasahan at ipama-
mahagui ang mg̃a nasamsam sa caniya.
23 Ang hindi sumasaaquin ay laban sa aquin; at ang hindi
nag-iimpoc sa aquin, ay nagsasambulat.
24 Pagca ang carumaldumal na espíritu ay lumabas sa isang
tauo, ay lumalacad sa mang̃a lugar na ualang tubig, na
hinahanap ang capahing̃ahan, at pagca hindi masumpong ay
sinasabi: Babalic aco sa aquing bahay, na linabasan co.
25 At cung siya,i, dumating ay nasusumpong̃ang naualis na
at nagagayacan.
26 Cung magcagayo,i, yumayao siya at nagsasama nang
pito pang mang̃a espíritu, na lalong masasama cay sa caniya,
at sila,i, pumapasoc, at tumatahan doon; at naguiguing lalo
pang masama ang huling calagayan nang tauong yaon cay
sa una.
27 At nangyari na, nang sinasabi niya ang mang̃a bagay na
ito, isang babaye sa mang̃a casamahan, ay inilacas ang cani-

yang voces at sinabi sa caniya: Mapalad ang tiyang sa iyo,i,
nagdala, at ang manḡa suso na iyong hinitit.
28 Datapua,t, sinabi niya: Lalo nang mapapalad ang
manḡa naquiquinig nang salita nang Dios at guinaganap.

*Ang tanda ni Jonás.*

29 At nḡ maquipisan ang caramihan ay siyang nagpasimulang
magsalita: Ang mḡa tauo nḡayon ay masamang
lahi: humahanap nang tanda, at hindi siya bibigyan nang
ano mang tanda, cungdi nḡ tanda ni Jonás.
30 Sapagca,t, cung si Jonás ay naguing tanda sa manḡa
taga Ninive, gayon din naman ang Anac nang tauo sa mḡa
tauo nḡayon.
31 Magbabanḡon ang reina nang Timugan sa paghuhucom
nacasama nḡ manḡa tauo nḡayon, at sila,i, hahatulan;
sapagca,t, siya,i, naparitong galing sa manḡa uacas nang lupa,
upang paquingan ang carunungan ni Salomón: at narito,
ang isang lalo pa cay Salomón ay naririto.
32 Magbabanḡon sa paghuhucom ang manḡa tauo sa Ninive
na casama nḡ mḡa tauo nḡayon at ito,i, hahatulan nila:
sapagca,t, ang mḡa yaon ay nanḡagsipagsisi, sa panḡanḡaral
ni Jonás, at narito, ang isang higuit cay Jonás ay naririto.

*Ang ilao nang catauan.*

33 Sino ma,i, pagcasindi nḡ ilao ay hindi inilalagay sa lugar
na tago, cahi,t, sa ilalim nang salop; cungdi sa ilaoan, upang
maquita nang nanḡagsisipasoc ang ilao.
34 At iyong mata ang ilao nang catauan mo: cung malinis
ang iyong mata, ang boong catauan mo naman ay puspos nḡ
liuanag; datapua,t, cung marumi, ang catauan mo nama,i,
puspos nḡ cadiliman.
35 Tingnan mo nḡà cung ang ilao na sumasaiyo ay cadiliman.
36 Caya nḡà cung ang boong catauan mo ay puspos nḡ
liuanag, na ualang alin mang bahaguing madilim, ay ito,i,
lubos na mapupuspos nḡ liunag na gaya nḡ pagliuanag sa iyo
nḡ ilaoang may liuanag na maningning.

*Pinupulaan ni Jesús ang manḡa escriba at manḡa fariseo.*

37 At samantalang siya,i, nagsasalita ay ipinamanhic sa
caniya nang isang fariseo na cumaing casama niya: at siya,i,
pumasoc at naupo sa dulang.
38 At nang maquita nang fariseo, ay nagtaca na siya,i, hindi
muna naghugas bago cumain.
39 At sinabi sa caniya nang Panḡinoon: Nḡayon cayong
manḡa fariseo ay nanḡaglilinis nḡ dacong labas nang copa at
nang pingan; datapua,t, ang loob ninyo,i, puno nang panlu-
lupig at casam-an.
40 Cayong manḡa haling, ¿ang gumaua nang dacong labas,
ay di baga gumaua naman nḡ dacong loob?
41 Gayon man, ilimos ninyo ang inyong macacaya; at
narito, ang lahat nḡ bagay ay malilinis sa inyo.
42 Datapua,t, ¡sa aba ninyo, manḡa fariseo! na inyong
sinisinḡil ang icapuong bahagui nang yerbabuena, at nang
ruda, at nḡ lahat nang pananim; at pinababayaan ninyo ang
paghucom at ang pagsintang *ayon* sa Dios. Dapat nḡang
gauin ang manḡa ito at huag pabayaang di guinagaua ang iba.
43 ¡Sa aba ninyo manḡa fariseo! sapagca,t, inyong inibig
ang manḡa panḡulong upoan sa manḡa sinagoga, at ang
manḡa pagpugay sa manḡa plaza!
44 ¡Sa aba ninyo! sapagca,t, cayo,i, tulad sa manḡa libinga-
ng hindi naquiquita, at di nalalaman nang manḡa tauong
lumalacad sa ibabao.
45 At sumagot ang isa sa manḡa pantas sa cautusan, at
sinabi sa caniya: Maestro, sa pagsasabi mo nito, ay cami
naman ay iyong pinupulaan.
46 At sinabi niya: ¡Sa aba ninyo naman manḡa pantas
sa cautusan! sapagca,t, inyong ipinapasan sa manḡa tauo ang
manḡa pasang mahirap dalhin, at hindi ninyo hinihipo nang
isa sa inyong mḡa daliri ang manḡa pasan.
47 ¡Sa aba ninyo! sapagca,t, inyong itinatayo ang manḡa
libinḡan nang manḡa profeta, at ang mḡa ito,i, pinatay nḡ
inyong manḡa magulang.
48 Cayo nḡà,i, mḡa sacsi at sumasang-ayon sa manḡa gaua
nang inyong manḡa magulang; sapagca,t, pinatay nḡ mḡa

ito ang mḡa yaon at itinatayo ninyo *ang canilang manḡa libinḡan.*
49 Caya nḡà, sinabi naman nang carunungan nang Dios:
Magpapadala aco sa canila nḡ manḡa profeta at manḡa
apostol: at ang ilan sa canila ay canilang papatayin at pag-
uusiguin;
50 upang hingin sa mḡa tauo nḡayon ang dugo nang
lahat nang manḡa profeta, na ibinuhos mula nang lalangin
ang sanglibutan;
51 mula sa dugo ni Abel, hangang sa dugo ni Zacarías, na
namatay sa pag-itan nang altar at nang Santuario: tunay,
sinasabi co sa inyo na hihingin sa manḡa tauo nḡayon.
52 ¡ Sa aba ninyo, manḡa pantas sa cautusan! sapagca,t,
inalis ninyo ang susi nang carunungan: Hindi cayo pumasoc,
at inyong sinansala ang mḡa pumapasoc.
53 At paglabas niya roon ay nanḡagpasimula ang manḡa
escriba at manḡa fariseo na higpitan *siya* nang mainam, at
aquitin siyang magsalita nang maraming bagay:
54 na siya,i, inaabangan, upang macahuli sa caniyang bibig
nḡ ano man.
12 SA GANITO, nḡ magcacatipon ang maraming libolibong
tauo ano pa,t, nagcacayapacan ang isa,t, isa ay siya,i,
nagpasimulang magsalita sa caniyang manḡa alagad muna:
Mag-ingat cayo sa levadura nang manḡa fariseo, na pauang
pagpapaimbabao.
2 Datapua,t, ualang bagay na natatacpan na hindi maha-
hayag; ó lihim na hindi malalaman.
3 Caya nḡà, ang sinabi ninyo sa cadiliman ay maririnig sa
caliuanagan; at ang sinabi ninyo nang bulong sa manḡa silid,
ay ipagsisigauan sa mḡa bubungan.

*Cung sino ang dapat catacutan.*

4 At sinasabi co sa inyo, manḡa caibigan co; huag cayong
matacot sa manḡa pumapatay nang catauan, at pagcatapos
ay uala nang magagaua.
5 Datapua,t, ituturo co sa inyo cung sino ang inyong
catatacutan; catacutan ninyo yaong pagcaalis nang buhay,

ay may capangyarihang magbulid sa infierno; tunay, sinasabi
co sa inyo: Siya ninyong catacutan.
6 ¿ Hindi baga ipinagbibili ang limang maya sa *halagang*
dalauang cuarta? at isa man sa canila ay hindi nalilimutan
sa harapan nang Dios.
7 Datapua,t, pati nang mañga buhoc sa inyong ulo ay
pauang bilang na lahat. Huag cayong matacot: cayo,i,
mahalaga cay sa maraming mañga maya.
8 At sinasabi co sa inyo na ang lahat na cumilala sa aquin
sa harap nang mañga tauo, ay quiquilalanin naman siya
nang Anac nang tauo sa harap nang mañga ángel nang
Dios;
9 datapua,t, ang magtatua sa aquin sa harap nang mañga
tauo, ay itatatua sa harap nang mañga ángel nang Dios.
10 At ang lahat na magsalita ñg salitang laban sa Anac
nang tauo, ay ipatatauad, datapua,t, ang magsalita nang
capusuñgan laban sa Espíritu Santo, ay hindi ipatatauad.
11 At pagca cayo,i, iharap sa mañga sinagoga at sa mañga
puno, at sa mañga may capangyarihan, huag cayong magalaala
cung paano ó cung ano ang inyong isasagot ó cung ano ang
inyong sasabihin;
12 sapagca,t, ituturo sa inyo nang Espíritu Santo sa oras
ding yaon ang inyong dapat sabihin.

*Talinhaga tungcol sa haling na mayaman.*

13 At sinabi sa caniya nang isa sa caramihang sumusunod
sa caniya: Maestro, sabihin mo sa aquing capatid na
bahaguinan aco nang mana.
14 Datapua,t, sinabi niya sa caniya: Lalaqui, ¿sino ang
naglagay sa aquin hucom ó taga paghati sa inyo?
15 At sinabi niya sa canila: Magmasid cayo at cayo,i,
mag-iñgat sa lahat nang casaquiman, sapagca,t, ang buhay
nang tauo ay hindi sa casaganaan nang mañga pag-aaring
tinatangquilic.
16 At sinaysay sa canila ang isang talinhaga, na sinabi:
Ang halamanan nang isang tauong mayaman, ay namumuñga
ñg sagana;

17 at iniisip niya sa caniyang sarili, na sinasabi: ¿Ano ang
gagauin co, sapagca,t, uala acong mapaglagyan nang aquing
mañga inani?
18 At sinabi niya: Ito ang gagauin co: iguiguiba co ang
aquing mañga bañgan, at gagaua aco nang lalong malalaqui;
at doon co ilalagay ang lahat nang aquing mañga butil, at
ang aquing mañga pag-aari.
19 At sasabihin co sa aquing calulua: Calulua, marami cang
pag-aari na iingatan sa maraming taon; magpahiñgalay ca,
cumain ca, uminom ca, matua ca.
20 Datapua,t, sinabi sa caniya nang Dios: Haling, hihiñgin
sa gabing ito ang iyong calulua: at ang inihanda mo ¿mapapa
canino caya?
21 Ganito ngà ang nagpapacayaman sa ganang caniyang
sarili, at hindi mayaman sa Dios.

*Ang caligaligan sa pamumuhay.*

22 At sinabi sa caniyang mañga alagad: Caya ngà sinasabi
co sa inyo, huag cayong magalaala sa inyong pamumuhay,
cung ano ang inyong cacanin, at cahi,t, sa inyong catauan,
cung ano ang inyong daramtin.
23 Sapagca,t, ang buhay ay higuit cay sa pagcain, at ang
catauan *ay higuit* cay sa damit.
24 Masdan ninyo ang mañga ouac, na hindi nañgaghahasic,
at hindi gumagapas, na ualang bañgan at ualang camalig; at
sila,i, pinacacain nang Dios. ¿Gaano ang calac-han nang
cahalagahan ninyo cay sa mañga ibon?
25 ¿At sino sa inyo, ang sa pag-aalaala ay macapagdaragdag
nang isang sico sa caniyang taas?
26 Cung hindi ngà ninyo magaua ang lalong maliit, ¿baquit
nañgag-aalaala cayo tungcol sa mañga ibang bagay?
27 Masdan ninyo ang mañga lirio, cung paano ang canilang
paglaqui: hindi nañgagpapagal at hindi sumusulid; gayon
ma,i, sinasabi co sa inyo na cahi,t, si Salomón man sa lahat
ng̃ caniyang carañgalan, ay hindi nagdamit na gaya nang isa
sa mg̃a ito.
28 Ng̃uni,t, cung pinararamtan nang Dios ng̃ ganito ang
damo sa parang, na ng̃ayon ay *buhay* at quinabucasan ay

igagatong sa calan, ¿gaano pa caya cayo *manĝa* cacaunti
ang pananampalataya?
29 At huag ninyong pagsicapan cung ano ang inyong
cacanin at cung ano ang inyong iinomin; at huag cayong
magalinlanĝan ang inyong bait.
30 Sapagca,t, ang lahat nang manĝa bagay na ito hinahanap
nang manĝa bayan sa sanglibutan; datapua,t, talastas nang
inyong Ama na inyong quinacailanĝan ang manĝa bagay na
ito.
31 Datapua,t, hanapin ninyo ang cahariau nang Dios; at
idaragdag sa inyo ang manĝa bagay na ito.
32 Huag cayong matacot munting cauan, sapagca,t,
minamagaling nang inyong Ama na sa inyo,i, ibigay ang
caharian.
33 Ipagbili ninyo ang inyong manĝa pag-aari, at cayo,i,
maglimos; gumaua cayo sa ganang inyo nang manĝa supot
na hindi naluluma; cayamanan sa manĝa lanĝit na hindi
nagcuculang, na doo,i, hindi dumarating ang tulisan, at hindi
naninira nang bucboc.
34 Sapagca,t, cung saan naroon ang inyong cayamanan,
doon naman doroon ang inyong puso.

*Talinhaga tungcol sa aliping mainĝat.*

35 Bigquisan ninyo ang inyong manĝa bayauang, at inyong
sindihan ang inyong manĝa ilaoan.
36 At maquiuanĝis cayo sa manĝa tauong nanĝaghihintay
sa canilang panĝinoon, cung siya,i, babalic nang galing sa
casalan; upang cung siya,i, dumating, at tumoctoc pagdaca,i,
mabucsan nila siya.
37 Mapapalad yaong manĝa aliping cung dumating ang
panĝinoon ay maratnang nanĝagpupuyat; catotohanang
sinasabi co sa inyo, na mabibigquis sa caniyang sarili at sila,i,
pauupoin sa dulang, at lalapit, at sila,i, paglilingcuran niya.
38 At cung siya,i, dumating sa icalauang vigilia,* at cung
dumating sa icatlo, at masundoan *sila* sa gayon, ay mapa-
palad ang manĝa yaon.

* **Vigilia, isa sa apat na bahagui nĝ gabi.**

39 Datapua,t, talastasin ninyo, na cung maalaman nang
puno nang sambahayan cung anong oras darating ang tulisan,
siya,i, magpupuyat at hindi pababayaang tibaguin ang cani-
yang bahay.
40 Cayo naman ay mangagsihanda; sapagca,t, sa oras na
hindi ninyo iniisip, ang Anac nang tauo ay paririto.
41 At sinabi ni Pedro: Panginoon, ¿sinasabi mo ang
talinhagang ito sa amin, ó sa lahat naman?
42 At sinabi nang Panginoon: ¿Sino ngà baga ang catiua-
lang tapat at matalino, na pagcacatiualaan nang caniyang
panginoon ng caniyang sambahayan, upang sila,i, bigyan ng
canilang ucol na pagcain sa capanahonan?
43 Mapalad ang aliping cung dumating ang panginoon ay
maratnang gayon ang guinagaua.
44 Catotohanang sinasabi co sa inyo na sa caniya,i, ipagca-
catiuala ang lahat niyang pag-aari.
45 Datapua,t, cung sabihin nang aliping yaon sa caniyang
puso: Nalalaon ang pagdating nang aquing panginoon, at
magpasimulang bugbuguin ang manga alilang lalaqui at ang
manga alilang babaye, at cumain at uminom, at malasing;
46 darating ang panginoon nang aliping yaon sa arao na di
niya hinihintay, at sa oras na hindi nalalaman, at siya,i,
pacapapaloin at isasama ang caniyang bahagui sa manga di
tapat *na loob*.
47 At ang aliping nacaalam nang calooban nang caniyang
panginoon, at hindi naghanda, at hindi gumaua alinsunod sa
calooban *nang panginoon* ay papaluing mainam.
48 Datapua,t, ang hindi nacaalam, at gumaua nang manga
bagay na carapatdapat sa manga palo, ay papaluin ng
caunti: at sa caninc mang marami ang ibinigay, marami ang
hihingin sa caniya; at sa marami ang ipinagcatiuala, lalo
nang marami ang hihingin.

*Inilagay ni Jesús ang apoy at ang pagtatalo sa lupa.*

49 Aco,i, naparito upang maglagay ng apoy sa lupa: ¿at
ano pa ang ibig co, cung nagningas na?
50 Datapua,t, aco,i, may isang binyag upang ibinyag sa
aquin, at ¡gaano ang aquing hapis hangang sa maganap!

51 Iniisip baga ninyo na aco,i, naparito upang magbigay
nḡ capayapaan sa lupa? Sinasabi co sa inyong hindi, cungdi
bagcus pagcabahabahagui:
52 sapagca,t, mula nḡayon ay magcacabahabahagui ang
lima sa isang bahay; tatlo laban sa dalaua, at dalaua laban
sa tatlo.
53 Sila,i, mangagcacabahabahagui ang ama,i, laban sa
anac na lalaqui, at ang anac na lalaqui ay laban sa ama; ang
ina,i,laban sa anac na babaye, at ang anac na babaye ay laban
sa caniyang ina; ang bianang babaye ay laban sa caniyang
manugang na babaye, at ang manugang na babaye ay laban
sa caniyang bianang babaye.

*Ang manḡa tanda nang manḡa panahon.*

54 At sinasabi naman sa caramihan: Pagca naquiquita
ninyong lumalabas sa calunuran ang dilim, agad ninyong
sinasabi: Uulan, at gayon ang nangyayari.
55 At cung humihihip ang timog, sinasabi ninyo: Magca-
caroon nḡ init na nacasusunog, at nangyayari.
56 ¡Cayong manḡa mapagpaimbabao! Marunong cayong
sumiyasat nang anyo nang lanḡit at nang lupa: at ¿baquit di
ninyo nalalamang siyasatin ang panahong ito?
57 At ¿baquit hindi ninyo hatulan sa inyong sarili cung alin
ang matuid?
58 Sapagca,t, samantalang pumaparoon ca sa hucom na
casama mo ang iyong caauay, gauin mo ang macacaya sa
daan upang macaligtas ca sa caniya, baca sacali dalhin ca niya
sa hucom, at ibigay ca nang hucom sa alguacil, at ipasoc ca
nang alguacil sa bilangoan.
59 Sinasabi co sa iyo na hindi ca lalabas doon, hangang sa
mabayaran mo ang catapustapusang beles.

*Ang pagpatay sa manḡa taga Galilea, at ang torre nang Siloé.*

13 AT sa panahon ding ito ay doroon ang ilan na nagsabi sa
caniya tungcol sa manḡa taga Galilea, na ang dugo nang
manḡa ito,i, inihalo ni Pilato sa manḡa hayin nila.

2 At siya,i, sumagot at sinabi sa canila: ¿Inaacala baga
ninyo na ang manḡa taga Galileang ito, dahil sa nanḡagbata
nḡ manḡa bagay na ito, ay higuit ang pagcamacasalanan cay
sa lahat nang manḡa taga Galilea?
3 Sinasabi co sa inyo: Hindi; datapua,t, cung hindi cayo
magsisi ay mamamatay cayong lahat sa gayon ding paraan.
4 O yaong labingualo, na nagdaganan at pinatay nḡ torre
sa Siloé, ¿inaacala baga ninyo na higuit ang canilang manḡa
utang cay sa lahat nang manḡa tauong nananahan sa Jeru-
salem?
5 Sinasabi co sa inyo: Hindi, datapua,t, cung di cayo
manḡagsisi, ay mamamatay cayong lahat nang gayon din.

*Talinhaga tungcol sa higuera na di nagbubunḡa.*

6 At sinabi ang talinhagang ito. Isang tauo ay may isang
higuerang natatanim sa caniyang uvasan, at naparoong
humanap nang bunḡa niyaon, at ualang nasumpunḡan.
7 At sinabi sa nag-aalaga nang uvasan: Narito, tatlong
taon nang pumaparito acong humahanap nang bunḡa sa
higuerang ito, at uala acong masumpunḡan: putulin mo;
¿baquit pa nacasisiquip sa lupa?
8 At sumagot siya at sinabi sa caniya: Panḡinoon: paba-
yaan mo muna sa taong ito, hangang sa aquing hucayan sa
palibot, at lalagyan co nang pataba;
9 at cung pagcatapos magbunḡa, *ay mabuti,* datapua,t,
cung hindi ay puputulin mo.

*Pagpapagaling sa isang babayeng lumpo.*

10 At siya,i, nagtuturo sa isang sinagoga nang arao nḡ
sabado.
11 At narito, ang isang babaye na may espíritu nang saquít
na may labing-ualong taon na, at totoong baluctot, at hindi
macaunat sa ano mang paraan.
12 At nang siya,i, maquita ni Jesús, ay tinauag siya, at
sinabi sa caniya: Babaye, ligtas ca na sa iyong saquít.
13 At ipinatong ang caniyang manḡa camay sa *babaye,* at
pagdaca,i, siya,i, umunat, at pinuri ang Dios.

14 At ang puno nang sinagoga, dala nḡ cagalitan sapagca,t,
si Jesús ay nagpagaling sa sabado, ay sumagot at sinabi sa
caramihan: May anim na arao na ang mḡa tauo,i, dapat
gumaua: sa manḡa *arao* nḡang ito cayo,i, pumarito at cayo,i,
pagalinḡin, at huag sa arao nang sabado.
15 Datapua,t, sinagot siya nang Panḡinoon at sinabi:
Cayong manḡa mapagpaimbabao, ¿hindi baga quinacalagan
ang baua,t, isa sa inyo sa sabado ang caniyang vacang lalaqui
ó ang caniyang asno sa cacanan at dinadala upang painomin?
16 At ang babayeng itong anac ni Abraham, na tinalian ni
Satanás *sa loob* nang labing-ualong taon, ¿hindi baga dapat
calagan nḡ taling ito sa arao nang sabado?
17 At samantalang sinasabi niya nang manḡa bagay na ito,
ay nanḡapahiya ang lahat nang caniyang manḡa caauay: at
lumiligaya ang boong caramihan dahil sa lahat nang manḡa
malualhating bagay na caniyang guinaua.

*Manḡa talinhaga tungcol sa butil nang mostaza at sa levadura.*

18 At sinabi: ¿Sa ano tulad nang caharian nang Dios, at
sa ano co itutulad?
19 Tulad sa butil nang mostaza, na quinuha nang isang
tauo, at isinabog sa caniyang halamanan; at sumibol, at
naguing isang malaquing cahoy, at sumisilong sa manḡa
sanḡa nito ang manḡa ibon sa lanḡit.
20 At sinabi niya uli: ¿Sa ano co itutulad ang caharian
nang Dios?
21 Tulad sa levadura na quinuha nang isang babaye, at
itinago sa tatlong tacalan nang harina, hangang sa ito,i,
umasim na lahat.

*Ang pintuang maquipot.*

22 At siya,i, naglalacad na nagtuturo sa manḡa ciudad at
manḡa bayan, at naglalacbay sa Jerusalem.
23 At sinabi sa caniya nang isa: Panḡinoon, ¿cacaunti
baga ang manḡa naliligtas? At sinabi niya sa canila:

24 Magpilit cayong pumasoc sa pintuang maquipot; sapag-
ca,t, sinasabi co sa inyo na marami ang mañgagsisicap na
pumasoc, at hindi mangyayari.
25 Cung macatindig na ang puno nang sambahayan, at
sarhan ang pinto, at magpasimula cayong tumayo salabas, at
tumuctoc sa pintuan, na sabihin: Pañginoon, bucsan mo
cami; at siya,i, sumagot at sabihin sa inyo: Hindi co cayo
naquiquilala cung cayo,i, taga saan;
26 cung magcagayo,i, pasisimulaan ninyong sabihin: Cumain
cami at uminom sa harap mo, at nagturo ca sa aming mañga
lansañgan;
27 at sasabihin niya: Sinasabi co sa inyo na hindi co cayo
naquiquilala cung cayo,i, taga saan: lumayo sa aquin cayong
lahat na mañga gumagaua nang casam-an.
28 Diyan na ang pagtañgis, at ang pagngañgalit nang
mañga ngipin, cung maquita ninyo si Abraham, at si
Isaac, at si Jacob, at ang lahat nang mañga profeta sa
caharian nang Dios, at cayo,i, palalayasin.
29 At magsisipangaling sa Silañganan at sa Calunuran, at
sa Timugan at sa Hilagaan, at mañgagsisiupo sa caharian
nang Dios.
30 At narito, may mg̃a huling maguiguing una at may mg̃a
unang maguiguing huli;

*Ang pautos ni Jesús cay Herodes.*

31 Nañgagsidating nang oras ring yaon ang ilang fariseo,
na nañgagsabi sa caniya: Pumanao ca, at umalis ca rito,
sapagca,t, ibig cang patayin ni Herodes.
32 At sinabi niya sa canila: Pumaroon cayo, at inyong
sabihin sa alamid na yaon: Narito, nagpapalayas aco nang
mañga demonio, at nagpapagaling ñgayon at bucas, at aco,i,
malulubos sa icatlong *arao*.
33 Gayon ma,i, dapat lumacad aco ñgayon, at bucas, at sa
macalaua; sapagca,t, hindi mangyayari na ang profeta,i,
mamatay sa labas nang Jerusalem.
34 ¡Oh Jerusalem, Jerusalem! na pumapatay sa mañga
profeta, at bumabato sa mg̃a inuutusan sa caniya: ¡macailang
inibig cong tipunin ang iyong mañga anac, gaya nang inahing

manoc sa caniyang sariling mañga sisiu sa ilalim nang cani-
yang mañga pacpac, at aayao ca!
35 Narito, sa inyo,i, iniiuang *ualang ano man* ang inyong
bahay; at sinasabi co sa inyo: Hindi ninyo aco maquiquita,
hangang sa inyong sabihin: Mapalad ang pumaparito sa
pañgalan nang Pañginoon.

*Pagpapagaling sa isang namamaga.*

14 AT NANGYARI pagpasoc niya sa bahay nang isa sa
mĝa puno nang mañga fariseo isang sabado, upang
cumain nang tinapay, na binabantayan nila siya.
2 At narito, sa caniyang harapan ay may isang lalaquing
namamaga.
3 At pagsagot ni Jesús, ay nagsalita sa mañga pantas sa
cautusan, at sa mañga fariseo, na sinabi: ¿Nararapat baga ó
hindi na magpagaling cung sabado?
4 Datapua,t, sila,i, hindi umimic. At siya,i, tinangĝnan
niya at siya,i, pinagaling, at pinaalis.
5 At sinabi niya sa canila: ¿Sino caya sa inyo ang cung
magcaroon nĝ asno ó vacang lalaqui na mahulog sa balon
at pagdaca,i, hindi cucunin *cahi,t,* arao nang sabado?
6 At hindi macasagot sila sa caniya sa mañga bagay na ito.

*Talinhaga tungcol sa mañga pañgulong upoan at ang mañga inanyayahan.*

7 At sinabi niya ang isang talinhaga sa mĝa inanyayahan
nĝ mamasdan niya na canilang pinipili ang mĝa pañgulong
upoan na sinabi sa canila:
8 Pagca inaanyayahan ca nino man sa casalan, huag cang
umupo sa pañgulong upoan; baca ay mayroong siyang
anyayahang lalong mahal cay sa iyo,
9 at lumapit yaong naganyaya sa iyo at sa canila at sabihin
sa iyo: Bigyan mong lugar ito, at cung magcagayo,i, magpa-
simula cang mahiya na mapalagay ca sa cahulihulihang
upoan.
10 Datapua,t, pagca inaanyayahan ca, ay pumaroon ca, at
umupo ca sa cahulihulihulihang lugar; upang pagca cung

dumating ang naganyaya sa iyo, ay sa iyo,i, sabihin: Caibigan
paroon ca pa sa unahan: cung magcagayo,i, magcacaroon ca
nang capurihan sa harap nang lahat sa mang̃a casama mong
umuupo sa dulang.
11 Sapagca,t, ang lahat na nagmamataas ay mabababa: at
ang nagpapacababa ay matataas.
12 At sinabi naman sa naganyaya sa caniya: Pagca
gumagaua ca ng̃ piguing sa tanghali ó sa gabi, ay huag mong
tauaguin ang iyong mang̃a caibigan, ó ang iyong mang̃a
capatid ó ang iyong mang̃a camag-anac ó ang mayayamang
capit-bahay, baca icao ay canila namang anyayahan, at
gantihin ca.
13 Datapua,t, cung magpipiguing ca, ay anyayahan mo
ang mang̃a mahihirap, ang mang̃a pincao, ang mang̃a pilay,
ang mang̃a bulag,
14 at maguiguing mapalad ca, sapagca,t, uala silang sucat
icaganti sa iyo; sapagca,t, gagantihin sa iyo sa pagcabuhay
na mag-uli nang mang̃a banal.

*Talinhaga tungcol sa malaquing piguing.*

15 At nang marinig ito nang isa sa mang̃a nacaupong
casama niya sa dulang, ay sinabi sa caniya: Mapalad ang
cacain nang tinapay sa caharian nang Dios.
16 Datapua,t, sinabi *ni Jesús* sa caniya: Gumaua ang isang
tauo nang isang malaquing piguing at inanyayahan niya ang
marami.
17 At sa oras nang paghapon ay inutusan ang caniyang
alipin na sabihin sa mang̃a inanyayahan: Pumarito cayo,
sapagca,t, nahahanda na nang *lahat*.
18 At ang lahat ay nagpasimulang mang̃agdahilan na may
pagcacaisa. Sinabi nang una sa caniya: Bumili aco nang
isang buquid, at nacacailang̃an cong umalis at tingnan;
ipinamamanhic co sa iyo na tangapin mo ang dahilan co.
19 At sinabi nang isa: Bumili aco nang limang magcatuang
na vacang lalaqui at paroroon aco upang ticman, ipinama-
manhic co sa iyo na tangapin mo ang dahilan co.
20 At sinabi nang isa: Bago acong cacacasal, at caya ng̃à
hindi aco macaparoroon.

21 At dumating ang alipin, at ipinagbigay alam ang manḡa
bagay na ito sa caniyang panḡinoon. Nang magcagayon, sa
galit nang puno nang sambahayan ay sinabi sa caniyang
alipin: Pumaroon cang madali sa mḡa lansanḡan at sa manḡa
daang maquiquipot nang ciudad, at dalhin mo rito ang manḡa
mahihirap, ang manḡa pincao, at manḡa bulag, at manḡa
pilay.
22 At sinabi nang alipin: Panḡinoon, nagaua ang ipinag-utos
mo, at mayroon pang lugar.
23 At sinabi nang panḡinoon sa alipin: Pumaroon ca sa
manḡa daan at sa manḡa bacooran, at pilitin mo *silang*
pumasoc, upang mapuno ang aquing bahay.
24 Sapagca,t, sinasabi co sa inyo, na alin man sa manḡa
tauong inanyayahan ay di macatitiquim nḡ aquing hapunan.

*Talinhaga tungcol sa paghahanda.*

25 At lubhang maraming tauo ay nanḡagsisama sa caniya;
at siya,i, lumingon at sa canila,i, sinabi:
26 Cung ang sino ma,i, pumaparito sa aquin at hindi
napopoot sa caniyang sariling ama, at ina, at asaua, at manḡa
anac, at manḡa capatid na lalaqui, at manḡa capatid na
babaye at sampuo sa caniyang sariling buhay naman, ay
hindi maaring maguing alagad co.
27 Sino mang hindi nagdadala nḡ caniyang sariling cruz at
sumusunod sa aquin, ay hindi maaaring maguing alagad co.
28 Sapagca,t, ¿alin sa inyo, ang cung ibig magtayo nang
torre, ay hindi muna uupo at bibilanḡin ang magugugol, cung
mayroon maipagtatapos?
29 Baca cung mailagay niya ang pinagtitibayin at hindi
matapos, ang lahat nang macaquita ay magpasimulang siya,i,
libaquin,
30 na sabihing: Nagpasimula ang tauong ito na magtayo
at hindi natapos.
31 ¿O alin ang hari, na cung sasalubunḡin sa pagbabaca
ang ibang hari hindi muna uupo at magtatanong cung maca-
haharap siya na may ang sampuong libo sa dumarating na
laban sa caniya na may dalauampuong libo?

32 Ó cung hindi samantalang malayo pa ang isa, ay
mag-uutos siya nang isang sugo, at ipamamanhic ang mḡa
cailanḡan ang pagcacasundo.
33 Caya nḡà, sino man sa inyo na hindi mag-iuan nḡ lahat
niyang tinatangquilic, ay di maaring maguing alagad co.
34 Mabuti nḡà ang asin; datapua,t, ang asin man cung
tumabang, ¿ano ang ipagpapaalat?
35 Uala nḡ carapatan sa lupa, cahi,t, sa tapunan nang
dumi; itinatapon sa labas. Ang may paquinig na ipaquiquinig
ay maquinig.

*Talinhaga tungcol sa tupa at tungcol sa peseta na nanḡauala.*

15 AT LUMALAPIT sa caniya ang lahat nang manḡa
manininḡil nḡ buis at manḡa macasalanan upang
maquinig sa caniya.
2 At nagbubulong-bulunḡan ang mḡa fariseo at gayon din
ang manḡa escriba, na sinasabi: Tinatangap nito ang manḡa
macasalanan, at sumasalo sa canila.
3 At sinabi sa canila ang talinhagang ito na sinasabi:
4 ¿Aling tauo sa inyo ang cung mayroong sandaang tupa,
at mauala ang isa sa canila, ay hindi iniiuan ang siyamnapuo
at siyam sa ilang, at hinahanap ang nauala, hangang sa
masumpunḡan?
5 At pagca nasumpunḡan niya ay pinapasan niyang
natutua sa caniyang balicat.
6 At pagdating niya sa bahay, ay titiponin niya ang
caniyang manḡa caibigan at manḡa capit-bahay niya, na
sinasabi sa canila: Maquipagcatua cayo sa aquin, sapagca,t,
nasumpunḡan co ang aquing tupa na nauala.
7 Sinasabi co sa inyo na sa gayo,i, nagcacaroon pa nang
galac sa lanḡit dahil sa isang macasalanang magsisi, cay sa
siyamnapuo at siyam na banal na di nagcacailanḡang magsisi.
8 ¿O alin ang babaye na may sampuong peseta, cung
mauala nḡ isang peseta, ay hindi magsisindi nang isang ilaoan
at uinaualisan ang bahay, at hinahanap na masicap hangang
sa masumpunḡan niya?

9 At pagca nasumpuñgan niya, ay tinitipon ang mañga
caibigan at mañga capit-bahay na sinasabi: Maquipagcatua
cayo sa aquin, sapagca,t, nasumpuñgan co ang peseta na
nauala sa aquin.
10 Sa gayo,i, sinasabi ca sa inyo, na may galac sa harapan
nang mañga ángel nang Dios, dahil sa isang macasalanang
magsisi.

*Talinhaga tungcol sa alibughang anac.*

11 At sinabi niya: May daluang anac ang isang lalaqui:
12 at sinabi sa caniyang ama ng̃ bunso sa canila: Ama:
ibigay mo sa aquin ang cabahagui nang cayamanang nauucol
sa aquin: at binahagui niya sa canila ang caniyang pagcabu-
hay.
13 At hindi nacaraan ang maraming arao, tinipong lahat *ang
ganang caniya* nang anac na bunso, at naglacbay sa malayong
bayan, at doo,i, sinira ang caniyang cayamanan sa tamasang
pamumuhay.
14 At nang magugol nang lahat ay nagcaroon ng̃ isang
malaquing pagcacagutom sa lupaing yaon, at siya,i, nagpasi-
mulang culangin.
15 At pumaroon at nanirahan sa isa mañga tagaroon sa
lupang yaon, na siyang nag-utos sa caniyang mañga parang,
upang magalaga nang mañga baboy.
16 At ibig sana niyang mabusog nang mañga ipa na
quinacain nang mañga baboy; sino ma,i, ualang nagbigay
sa caniya.
17 Datapua,t, nang siya,i, macapag-isip ay sinabi: ¡ Ilang
mañga alila nang aquing ama ang may saganang lumalabis
na pagcain, at aco rito,i, namamatay nang gutom!
18 Magtitindig aco, at paroroon sa aquing ama, at aquing
sasabihin sa caniya: Ama, nagcasala aco laban sa lañgit at
laban sa iyo;
19 hindi na aco carapatdapat na tauaguing anac mo; gauin
mo acong parang isa sa iyong mañga alila.
20 At siya,i, nagtindig at pumaroon sa caniyang ama.
Datapua,t, samantalang nasa malayo pa siya ay natanauan na

siya nang caniyang ama, at nagdalang habag, at tumacbo at
niyacap siya sa liig, at siya,i, hinagcan.
21 At sinabi nang anac sa caniya: Ama, nagcasala aco
laban sa langit at laban sa iyo; hindi na aco carapatdapat na
tauaguing anac mo.
22 Datapua,t, sinabi nang ama sa caniyang manḡa alipin:
Cunin ninyong madali ang lalong mabuting damit, at
damtan ninyo siya, at lagyan ninyo nḡ singsing ang caniyang
camay, at manḡa panyapac ang caniyang manḡa paa;
23 cunin ninyo ang matabang batang vaca, *at* inyong
patayin, at cumain tayo, at magcatua:
24 sapagca,t, patay na ang anac cong ito, at buhay na muli;
siya,i, nauala, at nasumpunḡan. At sila,i, nanḡagpasimulang
magcatua.
25 At nasa buquid ang anac niyang panḡanay; at nang
ito,i, bumalic, at lumapit sa bahay, siya,i, narinig nḡ musica
at nḡ sayauan.
26 At tinauag niya ang isa sa manḡa alipin, at itinanong
cung ano yaon.
27 At sinabi *nang alipin* sa caniya: Dumating ang capatid
mo; at pinatay nang iyong ama ang matabang vacang bata,
dahil sa siya,i, tinangap na ligtas at mabuti.
28 Datapua,t, nagalit siya, at aayao pumasoc, at lumabas
ang caniyang ama at ipinamamanhic sa caniya *na pumasoc.*
29 Datapua,t, siya,i, sumagot at sinabi sa caniyang ama:
Narito, mahabang panahong nang cata,i, pinaglilingcuran, at
cailan ma,i, hindi co sumuay sa iyong utos, at cailan ma,i,
hindi mo aco binigyan nang isang maliit na cambing upang
ipagcatua co sa aquing manḡa caibigan:
30 datapua,t, nang dumating itong iyong anac na umubos
nḡ iyong pagcabuhay sa manḡa dalahira, ipinagpatay mo
siya nang matabang vacang bata.
31 At sinabi *nang ama sa anac*: Anac, icao ay palaguing
nasa aquin, at iyo ang lahat nḡ aquin.
32 Datapua,t, dapat magcatua at magsaya tayo, sapagca,t,
patay na ang capatid mong ito, at *muling* buhay; nauala, at
nasundoan.

*Talinhaga tungcol sa catiualang lilo.*

16 AT SINABI naman niya sa caniyang mañga alagad:
May isang tauong mayaman na may isang catiuala, at
ito,i, isinumbong sa caniya na nagsisira nang caniyang
mañga pag-aari.
2 At tinauag siya at sa caniya,i, sinabi: ¿Ano ito na
nabalitaan co tungcol sa iyo? Magbigay sulit ca nang iyong
pagcacatiuala, sapagca,t, hindi ca na maaaring maguing
catiuala pa.
3 At sinabi nang catiuala sa caniyang sarili: ¿Anong
gagauin co, sapagca,t, inaalis sa aquin nang pañginoon co
ang pagcacatiuala? Magducal *nang lupa,i,* uala acong caya,
magpalimos, nahihiya aco.
4 Ipinasiya co ang gagauin, upang pagcaalis co sa pagcacati-
uala, ay tangapin aco *ng̃ mg̃a tauo* sa canilang mañga
bahay.
5 At ng̃ tauaguin niya ang baua,t, isa sa mañga may utang
sa caniyang pañginoon, ay sinabi sa una: ¿Gaano ang utang
mo sa aquing pañginoon?
6 At sinabi niya: Isang daang tacal na lañgis. At sinabi
sa caniya. Abutin mo ang iyong casulatan, at maupo cang
madali at isulat mong limangpuo.
7 Pagcatapos ay sinabi niya sa isa: ¿At icao gaano ang
utang mo? At sinabi niya: Isang daang tacal na trigo.
Sinabi niya sa caniya: Abutin mo ang iyong casulatan at
isulat mong ualong puo.
8 At pinuri nang caniyang pañginoon ang lilong catiuala,
sapagca,t, siya,i, gumauang may catalinuan, sapagca,t, ang
mañga anac ng̃ sanglibutang ito ay matatalino cay sa mañga
anac nang ilao sa canilang sariling lahi.
9 At sinasabi co sa inyo: Maquipag-ibigan cayo sa
pamamag-itan ng̃ cayamanan nang casam-an, upang cung
cayo,i, magculang ay cayo,i, tangapin sa mañga ualang hang-
ang tahanan.
10 Ang mapagtapat sa cacaunti, ay mapagtapat din naman
sa marami; at ang di banal sa cacaunti ay di rin naman
banal sa marami.

11 Cung cayo ngà,i, di naguing mapagtapat sa masamang
cayamanan: ¿sino ang magcacatiuala sa inyo nang manḡa
tunay na *cayamanan*?
12 At cungdi cayo naguing mapagtapat sa *cayamanan*
nang iba, ¿sino ang sa inyo,i, magbibigay nang ganang inyo?
13 Alin mang alipin ay hindi macapaglilingcod sa dalauang
panḡinoon, sapagca,t, ó capopootan niya ang isa at iibiguin
ang icalaua, ó di caya,i, magtatapat sa isa at pauaualang
halaga ang icalaua. Hindi cayo macapaglilingcod sa Dios
at sa cayamanan.

*Ang capangyarihan nang cautusan.*

14 At ang manḡa fariseo na pauang maibiguin sa salapi ay
naquiquinig nḡ lahat nang manḡa bagay na ito at siya,i,
tinutuya nila.
15 At sinabi niya sa canila: Cayo ang nagaaring banal sa
inyong sarili sa mata nang manḡa tauo; datapua,t, naquiqui-
lala nang Dios ang inyong manḡa puso; sapagca,t, ang
dinadaquila nang manḡa tauo, sa mata nang Dios ay casuclam-
suclam.
16 Ang cautusan at ang manḡa profeta ay *nanatili* hangang
cay Juan: mula noo,i, ang evangelio nḡ caharian nang Dios
ay ipinanḡanḡaral, at ang baua,t, isa ay pumasoc doon sa
pilitan.
17 Nḡuni,t, lalo pang magaang ang manḡauala ang lanḡit
at ang lupa, cay sa magculang ang isa sa cudlit nang
cautusan.
18 Sino mang ihiualay ang caniyang asaua at pacasal sa
iba, ay gumagaua nḡ panḡanḡalunya, at ang pacasal sa
*babayeng* inihiualay nang caniyang asaua ay gumagaua nḡ
panḡanḡalunya.

*Talinhaga tungcol sa tauong mayaman at tungcol sa duc-hang si Lázaro.*

19 May isang tauong mayaman, at siya,i, nagdaramit nang
purpura, at mainam na damit, at sa arao-arao ay cumacain
nang sagana.

20 At isang pulubi na ang pangala,i, Lázaro, lipos nang
manḡa sugat, ay inilalagay sa caniyang pintuan,
21 at naghahanḡad na pacanin nḡ manḡa *mumo* na nanḡa-
huhulog, sa dulang nang mayaman; at lumalapit pati nḡ
manḡa áso at hinihimuran ang caniyang manḡa sugat.
22 At nangyari na namatay ang pulubi, at siya,i, dinala
nang manḡa ángel sa sinapupunan ni Abraham, at namatay
naman ang mayaman, at inilibing.
23 At sa Hades ay itinaas niya na nasa mḡa dusa ang
caniyang manḡa mata, at naquita sa malayo si Abraham, at
si Lázaro na nasa caniyang sinapupunan.
24 At siya,i, sumigao, at sinabi: Amang Abraham, maaua
ca sa aquin, at utusan mo si Lázaro, upang itubog niya
sa tubig ang dulo nang caniyang daliri, at palamiguin ang
aquing dila; sapagca,t, naghihirap aco sa alab na ito.
25 Datapua,t, sinabi ni Abraham: Anac, alalahanin mo
na icao ay tumangap nḡ mḡa mabubuting bagay mo sa
iyong pamumuhay, at si Lázaro nama,i, manḡa masasamang
bagay datapua,t, nḡayon siya,i, inaalio dini, at icao ay nasa
cahirapan.
26 At bucod sa lahat nang ito,i, may isang malaquing
banḡing nacalagay sa pag-itan amin at inyo, upang hindi
mangyari ang manḡa mag-ibig lumipat buhat dini hangang
sa inyo, at upang ualang macalipat mula diyan hangang sa
amin.
27 At sinabi niya: Ipinamamanhic co nḡà sa iyo, ama, na
utusan mo siya sa bahay nang aquing ama;
28 sapagca,t, may limang capatid aco; upang sa canila,i,
patotohanan niya baca naman sila,i, pumarito sa lugar na ito
nang cahirapan.
29 Datapua,t, sinabi ni Abraham; Naroroon sa canila si
Moisés at ang manḡa profeta; sila,i, paquingan nila.
30 At sinabi niya: Hindi, amang Abraham, datapua,t, cung
sino man mula sa manḡa patay ay pumaroon sa canila, sila,i,
manḡagsisisi.
31 At sinabi sa caniya *ni Abraham:* Cung di nila pinaqui-
quingan si Moisés at ang manḡa profeta ay hindi rin mahihi-
cayat sila, cung magbanḡon ang sino man sa manḡa patay.

*Tungcol sa manḡa masasamang uliran, sa pagpapatauad sa manḡa caruahaguinan at sa bisa nḡ cautusan. Ang ualang cabuluhang manḡa alipin.*

17 AT SINABI niya sa caniyang manḡa alagad. Hindi
mangyayari na di dumating ang manḡa pagcacadahi-
lanan nḡ pagcatisod, datapua,t, ¡sa aba niyaong panggali-
nḡan!
2 Mabuti pa sa caniya cung bitinan ang caniyang liig nḡ
isang guilinḡang bato at siya,i, ihaguis sa dagat, cay sa siya,i,
magpatisod sa isa sa manḡa maliliit na ito.
3 Mag-inḡat cayo sa inyong sarili: Cung magcasala ang
iyong capatid, pag-uicaan mo; at cung siya,i, magsisi, patauа-
rin mo.
4 At cung macapitong magcasala sa isang arao laban sa
iyo, at macapitong magbalic sa iyo, at sabihin: Pinagsisisi-
han co; patauarin mo siya.
5 At sinabi nang manḡa apostol sa Panḡinoon: Dagdagan
mo ang pananampalataya namin.
6 At sinabi nang Panḡinoon: Cung magcaroon cayong
pananampalatayang casinglaqui nang isang butil na mostaza,
sasabihin ninyo sa cahoy na sicomorong ito: Mabunot ca, at
matanim ca sa dagat; at cayo,i, tatalimahin.
7 Datapua,t, ¿sino sa inyo ang may isang aliping nagaa-
raro ó nag-aalaga nang tupa, na pagbabalic na galing sa
buquid ay magsasabi sa caniya: Parito ca agad at maupo
ca sa dulang?
8 ¿At hindi sasabihin muna sa caniya: Ipaghanda mo aco
nang mahahapunan, at magbigquis ca, at paglingcuran mo
aco hangang sa aco,i, macacain at macainom: at pagcatapos
ay cacain ca at iinom?
9 ¿Nagpapasalamat baga siya sa alipin sapagca,t, guinaua
ang iniutos sa caniya?
10 Gayon din naman cayo, pagca nagaua na ninyo ang
lahat nang bagay na sa inyo,i, iniutos inyong sabihin: Manḡa
aliping ualang cabuluhan cami; guinaua namin ang dapat
naming gauin.

*Pagpapagaling sa sampuong leproso.*

11 At nangyari samantalang siya,i, napasasa Jerusalem, na
nagdaraan siya sa pag-itan nang Samaria at nang Galilea.
12 At sa pagpasoc niya sa isang bayan, ay sinalubong
siya nang sampuong lalaquing may lepra, na nagsitiguil sa
malayo.
13 At inilacas nila ang canilang mg̃a voces at sinabi: Jesús,
Maestro, maaua ca sa amin.
14 At pagcaquita niya sa canila, ay sinabi sa canila: Pumaroon
cayo, at cayo,i, paquita sa mang̃a sacerdote. At nangyari,
na samantalang pumaparoon, ay pauang nang̃agsilinis.
15 At isa sa canila, nang mamasid na siya,i, gumaling,
nagbalic, na pinupuri ang Dios nang malacas na voces;
16 at siya,i, nagpatirapa sa caniyang mang̃a paanan, at
napasasalamat sa caniya; at ito,i, taga Samaria.
17 At sumagot si Jesús at sinabi: ¿Hindi baga ang sampuo,i,
ang luminis? ¿Datapua,t, nahan ang siyam?
18 ¿Ualang nagbalic upang magpuri sa Dios cungdi itong
taga ibang lupa?
19 At sinabi niya sa caniya: Magtindig ca, at yumao ca;
iniligtas ca nang iyong pananampalataya.

*Tungcol sa biglang pagparito nang caharian nang Dios.*

20 At sa tanong nang mang̃a fariseo, cung cailan darating
ang caharian nang Dios, ay sinagot niya sila, at sinabi:
Hindi paparito ang caharian nang Dios na mapagquiquita;
21 at hindi sasabihin: Narito ó naririyan: sapagca,t, narito,
ang caharian nang Dios ay sumasainyo.
22 At sinabi niya sa mang̃a alagad: Darating ang mg̃a
arao na iibiguin ninyong maquita ang isa sa mang̃a arao
nang Anac nang tauo, at hindi ninyo maquiquita.
23 At sasabihin sa inyo: Naririto, naririyan; huag cayong
umalis, huag cayong sumunod *sa canila.*
24 Sapagca,t, gaya sa quidlat na pagquislap buhat sa isang
panig nang silong nang lang̃it, ay nagliliuanag hangang sa

cabilang panig nang silong ng̃ lang̃it, gayon din naman ang
Anac nang tauo sa caniyang caarauan.
25 Datapua,t, dapat muna na siya,i, magbatá ng̃ maraming
bagay, at itacuil nang mang̃a tauo ng̃ayon.
26 At gaya ng̃ nangyari ng̃ mang̃a arao ni Noé, ay gayon
din naman ang mangyayari sa mang̃a arao nang Anac nang
tauo.
27 Nang̃agsisicain, nang̃agsisiinom, napacacasal, ipinacaca-
sal, hangang sa arao na pumasoc sa daong si Noé; at duma-
ting ang paggunao at nilipol silang lahat.
28 Gayon din naman cung paano ang nangyari nang ma-
ng̃a arao ni Lot: nang̃agsisicain, nang̃agsisiinom, nang̃agsisi-
bili, nang̃agbibili, nang̃agtatanim, nang̃agtatayo *nang bahay:*
29 datapua,t, nang arao na umalis sa Sodoma si Lot, ay
amulan mula sa lang̃it nang apoy at azufre, at nilipol silang
lahat:
30 gayon din naman *ang mangyayari* sa arao na ang Anac
nang tauo ay mahayag.
31 Sa arao na iyon, ang sumasabubung̃an, at nasa bahay
ang caniyang mang̃a pag-aari, ay huag manaog upang cani-
yang cunin: at ang sumasabuquid ay gayon din huag umoui.
32 Alalahanin ninyo ang asaua ni Lot.
33 Sino mang magsicap iligtas ang caniyang buhay ay ma-
uaualan; datapua,t, ang maualan nang buhay ay maiing̃atan ito.
34 Sinasabi co sa inyo na sa gabing yaon ay dalaua ang
sasa isang hihigan; ang isa,i, cucunin, at ang isa,i, iiuan.
35 Magcasamang guiguiling ang dalauang babaye; cucunin
ang isa, at ang isa,i, iiuan.
36 Mapapasabuquid ang dalaua; ang isa,i, cucunin at ang
isa,i, iiuan.
37 At sumagot sila at sinabi sa caniya: ¿ Saan, Pang̃inoon?
At sinabi niya sa canila: Cung saan naroon ang catauan ay
doon din naman magcacatipon ang mang̃a lauin.

*Talinhaga tungcol sa licong hucom.*

18 AT SINABI niya sa canila ang isang talinhaga upang
*ituro* na sila,i, dapat manalang̃ing palagui at huag mang-
lupaypay,

2 at sinabi: May isang hucom sa isang ciudad, na hindi
natatacot sa Dios, at hindi iguinagalang ang tauo.
3 At sa ciudad na yaon ay mayroong isang babayeng bao,
at ito,i, lumalapit sa caniyang madalas at sinasabi: Iganti
mo aco sa aquing caauay.
4 At siya aayao na may ilang arao; datapua,t, pagcatapos
ay sinabi sa caniyang sarili: Baga man di aco natatacot sa
Dios, at di gumagalang sa tauo,
5 gayon man, sapagca,t, liniligalig aco nang baong ito ay
igaganti co siya, upang huag na acong bagabaguin nang
capaparito.
6 At sinabi nang Panginoon: Paquingan ninyo ang sina-
sabi nang hucom na lico.
7 ¿At di baga igaganti nang Dios ang caniyang mang̃a
hinirang na sumisigao sa caniya sa arao at gabi, at siya,i,
may pagpapahinohod sa canila?
8 Sinasabi co sa inyo na sila,i, madali gaganti niya.
Gayon ma,i, pagparito nang Anac nang tauo, ¿macacasum-
pong caya siya nang pananampalataya sa lupa?

*Talinhaga tungcol sa fariseo at sa manininḡil nḡ buis.*

9 At sinabi naman ang talinhagang ito sa mang̃a umaasa
sa canilang sarili na sila,i, mang̃a banal, at pinauaualang
halaga ang mang̃a iba:
10 nanhic sa templo ang dalauang tauo upang manalang̃in:
ang isa,i, fariseo at ang isa,i, manininḡil nḡ buis.
11 Patindig na nananalang̃in sa caniyang sarili ang fariseo,
nang ganito: Dios, pinasasalamatan cata na hindi aco gaya
nang mang̃a ibang tauo, mang̃a manglulupig, mang̃a lico,
mang̃a mapang̃alunya, ó hindi man lamang *aco* gaya nang
manininḡil nḡ buis na ito.
12 Macalaua acong nagaayuno sa isang lingo; nagbibigay
aco nang icapuo nang lahat cong quinacamtan.
13 Datapua,t, ang manininḡil nḡ buis na nacatayo sa
malayo aayao na itaas man lamang ang mang̃a mata sa
lang̃it, cungdi dinadagucan ang caniyang dibdib na sinasabi:
Dios, icao ay mahabag sa aquing macasalanan.

14 Sinasabi co sa inyo na umoui ang tauong ito sa caniyang
bahay na inaaring banal cay sa isa: sapagca,t, sino mang
nagmamapuri sa caniyang sarili ay mabababa: datapua,t,
ang nagpapacababa ay pupurihin:

*Binabasbasan ni Jesús ang mañga sangol.*

15 At dinadala naman nila sa caniya ang canilang mañga
sangol, upang caniyang hipuin sila; datapua,t, pagcaquita
nito nang mañga alagad ay sila,i, sinauay.
16 Datapua,t, tinauag sila ni Jesús at sinabi: Pabayaan
ninyong lumapit sa aquin ang mañga maliliit na bata, at
huag ninyo silang pagbaualan; sapagca,t, sa mañga gayon
ang caharian nang Dios.
17 Catotohanang sinasabi co sa inyo: Sino mang hindi
tangapin ang caharian nang Dios na gaya nang isang maliit
na bata ay hindi papasoc doon sa ano mang paraan.

*Ang binatang mayaman.*

18 At tinanong siya nang isang puno at sinabi: Mabuting
Maestro, ¿ano ang aquing gagauin upang magmana nğ
ualang hangang buhay?
19 At sinabi sa caniya ni Jesús: ¿Baquit mo tinatauag aco
na mabuti? uala sino mang mabuti cungdi isa, ang Dios
*lamang.*
20 Talastas mo ang mañga utos: Huag cang mañgalunya,
Huag cang pumatay, Huag cang magnanacao, Huag cang
magpapatotoo sa di tunay, Igalang mo ang iyong ama at ang
iyong ina.
21 At sinabi niya: Guinanap co ang lahat nang ito buhat
pa sa aquing cabataan.
22 At nang marinig ito ni Jesús ay sinabi sa caniya: May
caculañgan pa sa iyong isang bagay; ipagbili mo ang lahat
mong tinatangquilic, at ipinamahagui mo sa mañga duc-ha,
at magcacaroon ca nang cayamanan sa lañgit, at pumarito
ca, sumunod ca sa aquin.
23 Datapua,t, nang marinig niya ito, siya,i, namanglao
nang mainam, sapagca,t, siya,i, totoong mayaman.

24 At nang maquita siya ni Jesús ay sinabi: ¡ Pagcahirap-
hirap na macapasoc sa caharian nang Dios ang mañga may
mañga cayamanan!
25 Sapagca,t, magaan pa sa isang camello ang pumasoc sa
butas nang isang carayom, cay sa isang mayamanan ang
pumasoc sa caharian nang Dios.
26 At sinabi nang mañga nacariñgig nito: ¿Sino ñgà caya
ang macaliligtas?
27 Datapua,t, sinabi niya: Ang mg̃a bagay na di mang-
yayari sa mañga tauo ay may pangyayari sa Dios.
28 At sinabi ni Pedro: Narito, iniuan namin ang aming
sarili at sumunod sa iyo.
29 At sinabi niya sa canila: Catotohanang sinasabi co sa
inyo: Uala sino mang nag-iuan nang bahay, ó asaua, ó mg̃a
capatid, ó mg̃a magulang, ó mañga anac, dahil sa caharian
nang Dios,
30 na di tatangap nang lalong marami sa panahong ito, at
sa panahong darating, ay nang ualang hangang buhay.

*Hinuhulaan ni Jesús ang caniyang mañga hirap.*

31 At pinalapit niya sa caniya ang labingdalaua, at sa
canila,i, sinabi: Narito pumapanhic tayo sa Jerusalem, at ang
lahat nang mañga bagay na isinulat nang mañga profeta, ay
magaganap sa Anac nang tauo:
32 sapagca,t, siya ibibigay sa mañga gentil, at siya,i,
aalimurahin, at lalapastañganin, at luluraan:
33 at canilang papaluin at papatayin siya: at sa icatlong
arao ay muli siyang magbabañgon.
34 At hindi nila napag-unaua ang alin man sa mañga bagay
na ito, at ang salitang ito ay natatacpan sa canila, at hindi
nila napagtalastas ang sinasabi.

*Ang bulag sa Jericó.*

35 At nangyari na, nang nalalapit na siya sa Jericó, isang
bulag ay nacaupo sa tabi nang daan *at* nagpapalimos.
36 At nang marinig ang nagdaraang maraming tauo, ay
itinanong niya cung ano yaon.

37 At sinabi nila sa caniya na nagdaraan si Jesús na taga
Nazaret.
38 At siya,i, nagsisigao, na sinasabi: Jesús, icao na anac ni
David, maaua ca sa aquin.
39 At ang mañga nañguñguna, sinauay siya upang huag
siyang maiñgay; datapua,t, siya,i, lalo nang sumisigao: Icao
na anac ni David, maaua ca sa aquin.
40 At si Jesús ay tumiguil at ipinag-utos na dalhin sa caniya:
at paglapit niya ay itinanong niya sa caniya.
41 ¿Anong ibig mo na sa iyo,i, gauin co? At sinabi niya:
Pañginoon, ang aco,i, macaquita.
42 At sinabi sa caniya ni Jesús: Macaquita ca, pinagaling
ca nang pananampalataya mo.
43 At pagdaca,i, nacaquita, at sumunod sa caniya na pinu-
puri ang Dios; at pagcaquita nito nang boong bayan ay
nagpuri sa Dios.

*Si Zaqueo na maniniñgil nḡ buis.*

19 AT SIYA,I, pumasoc at nagdaran sa Jericó.
2 At narito, isang lalaqui na cung tauaguin ay Zaqueo;
at siya,i, isa *sa mañga* puno nang mañga maniniñgil nḡ buis,
at siya,i, mayaman.
3 At pinagpipilitang maquita si Jesús cung sino caya, at
hindi mangyari dahil sa maraming tauo, sapagca,t, siya,i,
pandac.
4 At tumacbo sa unahan, at nanhic sa isang cahoy na
*tinatauag na* sicómoro upang maquita siya, sapagca,t, mag-
daraan sa daang yaon.
5 At nang dumating si Jesús sa lugar na *iyon*, ay siya,i,
tumiñgala at sinabi sa caniya: Zaqueo, magmadali ca, at
manaog ca; sapagca,t, ñgayon ay dapat acong tumuloy sa
bahay mo.
6 At siya,i, nagmadali, at nanaog at siya,i, tinangap na may
galac.
7 At nang maquita ito, ay nañgagbubulongbulong ang
lahat, na sinasabi: Siya,i, nasoc upang tumuloy sa isang
tauong macasalanan.

8 At si Zaqueo, nagtindig, at sinabi sa Panĝinoon: Narito,
Panĝinoon ang calahati nang aquing manĝa pag-aari ay
ibinibigay co sa manĝa duc-ha, at cung sacali,t, nacasinĝil
acong may daya nĝ ano man sa canino man, ay isinasauli co
nang macaapat.
9 At sinabi sa caniya ni Jesús: Dumating sa bahay na ito
nĝayon ang pagcaligtas, sapagca,t, siya,i, anac din naman ni
Abraham.
10 Sapagca,t, ang Anac nang tauo ay naparito upang
hanapin at iligtas ang nauala.

*Talinhaga tungcol sa sampuong mina.**

11 At samantalang pinaquiquingan nila ang manĝa bagay
na ito, ay idinagdag niya at sinabi ang isang talinghaga,
sapagca,t, siya,i, malapit na sa Jerusalem; at *sapagca,t,* cani-
lang iniisip na pagdaca,i, paquiquita ang caharian nang Dios.
12 Sinabi nĝà niya: Isang mahal na tauo ay naparoon sa
isang malayong lupa, upang tumangap nĝ isang caharian, at
magbalic.
13 At tinauag niya ang sampuo sa caniyang manĝa alipin,
at binigyan sila nang sampuong mina, at sinabi sa canila:
Manĝalacal cayo hangang sa aco,i, dumating.
14 Datapua,t, quinapopootan siya nang caniyang manĝa
cababayan, at ipinahabol siya sa sugo, at sinabi: Aayao cami
na *icao,i,* maghari *pa* sa amin.
15 At nangyari, nang siya,i, muling magbalic, na matan-
gap na ang caharian, na ipinatauag sa caniyang harapan ang
manĝa aliping yaon na binigyan niya nang salapi, upang
maalaman niya cung gaano ang canilang tinubo sa panĝa-
nĝalacal.
16 At dumating sa harapan niya ang una at sinabi:
Panĝinoon, nagtubo ang iyong mina nang sampuong mina
pa.
17 At sinabi niya sa caniya: Mabuti, mabait na alipin;
sapagca,t, nagtapat cang sa cacaunti, magcaroon ca nang
capangyarihan sa sampuong ciudad.

* **Tatlongpuong piso.**

18 At dumating ang icalaua at sinabi: Panḡinoon, nagtubo
ang iyong mina nḡ limang mina.
19 At sinabi naman niya sa caniya: Magcaroon ca naman
nḡ capangyarihan sa limang ciudad.
20 At dumating ang isa at sinabi: Panḡinoon, narito, ang
iyong mina, na aquing itinago sa isang panyo,
21 sapagca,t, natacot aco sa iyo, sapagca,t, icao ay tauong
mabagsic; quinucuha mo ang hindi mo inilagay, at guinaga-
pas mo ang hindi mo inihasic.
22 Sinabi niya sa caniya: Masamang alipin: sa sariling
bibig mo cata hinahatulan. Nalalaman mo na aco,i, tauong
mabagsic, na cumucuha co nḡ di co inilagay, at gumagapas
nḡ di co inihasic.
23 Cung gayo,i, ¿baquit hindi mo inilagay ang salapi co
sa banco, at aco sa aquing pagbalic ay macahinḡi pati nang
paquinabang?
24 At sinabi niya sa manḡa nahaharap: Alisin ninyo sa
caniya ang mina, at ibigay ninyo sa may sampuong mina.
25 At sinabi nila sa caniya: Panḡinoon, siya,i, may sam-
puong mina.
26 Sinasabi co sa inyo: na bibigyan ang sino mang mayroon;
datapua,t, ang uala, sampuo nḡ caniyang tinatangquilic ay
aalisin sa caniya.
27 Gayon ma,i, yaong aquing manḡa caauay na aayao na
aco,i, maghari sa canila ay dalhin ninyo rito, at patayin ninyo
sila sa harapan co.

*Maluualhating pagpasoc ni Jesús sa Jerusalem.*

28 At nang masabi niyang gayon, ay nagpapatuloy siyang
pumanhic sa Jerusalem.
29 At nangyari, pagdating sa malapit sa Betphagé, at sa
Betania, sa bundoc na tinatauag na *bundoc nḡ mḡa* Olivas,
na inutusan niya ang dalaua sa caniyang manḡa alagad,
30 at sinabi: Pumaroon cayo sa catapat na bayan, at
pagpasoc ninyo roon, ay inyong masusumpunḡan ang isang
nacataling pollino, na hindi pa nasasacyan nang sino mang
tauo: calaguin ninyo siya at dalhin ninyo siya *rito.*

31 At cung may tumanong sa inyo: ¿Baquit ninyo
quinacalag *ang pollino?* ganito ang inyong sasabihin:
Quinacailangan nang Panginoon.
32 At nangagsiparoon ang manga inutusan, at nasumpu-
ngan ayon sa sinabi niya sa canila.
33 At nang quinacalag nila ang pollino, ay sinabi sa canila
ng mga may-ari nito: ¿Baquit quinacalag ninyo ang pollino?
34 At sinabi nila: Quinacailangan nang Panginoon.
35 At dinala nila *ang pollino* cay Jesús; at inilagay nila
ang canilang manga damit sa ibabao nang pollino at isinacay
nila si Jesús sa ibabao.
36 At samantalang siya,i, lumalacad ay inilalatag nila ang
canilang manga damit sa daan.
37 At nang nalalapit na, sa pagbaba sa bundoc nang mga
Oliva, ang lahat nang caramihang manga alagad, ay nangag-
pasimulang magalac at magpuri sa Dios nang malacas na
voces, dahil sa lahat nang manga gauang macapangyarihan
na canilang naquita;
38 at sinasabi: Purihin ang Hari na pumaparito sa ngalan
nang Panginoon; capayapaan sa langit at caluualhatian sa
manga cataasan.
39 At ilan sa manga fariseo mula sa caramihan ay nangag-
sabi sa caniya: Maestro, pag-uicaan mo ang iyong manga
alagad.
40 At sumagot siya, at sinabi: Sinasabi co sa inyo na cung
hindi mangagsiimic ang manga ito ang manga bato,i, sisigao.
41 At nang dumating sa malapit, ay naquita niya ang
ciudad, at tinangisan,
42 at sinabi: ¡*At* icao naman cung naquilala mo sana sa
arao na ito ang mga bagay na nauucol sa *iyong* capayapaan!
datapua,t, ngayo,i, natatago sa iyong manga mata.
43 Sapagca,t, darating sa iyo ang manga arao, na baba-
curan ca nang cuta nang manga caauay mo, at cucubcubin
ca, at guiguipitin ca sa magcacabicabila,
44 at ilulugso ca sa lupa, at ang manga anac mo na nasa
loob mo, at sa iyo,i, hindi sila mag-iiuan ng bato sa ibabao
nang capua *bato*; sapagca,t, hindi mo naquilala ang panahon
nang sa iyo,i, pagdalao.

*Paglilinis nang templo.*

45 At pagpasoc niya sa templo, ay pinasimulang itaboy sa
labas ang mang̃a nang̃agbibili,
46 at sinasabi sa canila: Nasusulat: At ang aquing bahay
ay maguiguing bahay na panalang̃inan, datapua,t, guinaua
ninyong yung̃ib nang mang̃a magnanacao.
47 At nang̃ang̃aral arao arao sa templo. Datapua,t, ang
mang̃a puno nang mang̃a sacerdote, at ang mang̃a escriba, at
ang mang̃a pang̃ulo sa bayan ay nagsisicap na siya,i, patayin.
48 At di nila masunduan cung ano ang canilang magagaua,
sapagca,t, natitiguilan ang boong bayan sa paquiquinig sa
caniya.

*Talinhaga tungcol sa binyag ni Juan.*

20 AT NANGYARI ng̃ isa sa mang̃a arao samantalang
tinuturuan niya ang bayan sa templo, at ipinang̃ang̃aral
ang evangelio, na nang̃agsilapit sa caniya ang mang̃a puno
nang mang̃a sacerdote, at ang mang̃a escriba, sampuo nang
mang̃a matatanda,
2 at siya,i, quinausap nila at sinabi: Sabihin mo sa amin,
¿sa anong capangyarihan guinagaua mo ang mang̃a bagay
na ito? ¿ó sino ang nagbigay sa iyo nang capangyarihang ito?
3 At siya,i, sumagot, at sinabi sa canila: Tatanung̃in co
naman cayo nang isang salita; at sabihin ninyo sa aquin:
4 Ang binyag ni Juan, ¿ay mula baga sa lang̃it ó sa
mang̃a tauo?
5 At canilang pinagbubulaybulay sa canilang sarili, at
sinasabi: Cung sabihin natin: Mula sa lang̃it, ay sasabihin
niya: ¿Baquit, hindi ninyo siya pinanampalatayahan?
6 Datapua,t, cung sabihin natin: Mula sa mang̃a tauo;
ay babatohin tayo nang boong bayan, sapagca,t, sila,i,
naniniuala na si Juan ay profeta.
7 At nang̃agsisagot, na hindi nila nalalaman cung saan
mula.
8 At sinabi sa canila ni Jesús: Hindi co rin naman sasa-
bihin sa inyo cung sa anong capangayarihan guinagaua co
ang mang̃a bagay na ito.

*Talinhaga tungcol sa mang̃a tampalasang magsasaca.*

9 At siya,i, nagpasimulang magsabi sa bayan ng̃ talinha-
gang ito: Nagtanim ang isang tauo nang isang uvasan at
pinaupahan sa mang̃a magsasaca, at napasa ibang bayang
mahabang panahon.
10 At sa capanahunan, ay nag-utos siya nang isang alipin
sa mang̃a magsasaca, upang siya,i, bigyan nila ng̃ bung̃a
nang uvasan: datapua,t, hinampas siya nang mang̃a mag-
sasaca, at pinaouing ualang dala.
11 At nag-utos pa ng̃ ibang alipin; at ito nama,i, canilang
hinampas at inalimura, at pinaouing ualang dala.
12 At nag-utos pa siya ng̃ icatlo, at canila ring sinugatan
ito at pinalayas.
13 At sinabi nang may-ari nang uvasan: ¿Anong gagauin
co? aquing uutusan ang pinacamamahal cong anac: marahil
ay ito,i, igalang nila.
14 Datapua,t, nang maquita siya nang mang̃a magsasaca,
ay nang̃agsang-usapan at sinasabi: Ito ang magmamana;
atin siyang patayin upang ang mana ay maguing atin.
15 At pinalayas nila siya sa labas nang uvasan, at pinatay
siya ¿Ano ng̃à caya ang gagauin sa canila nang may-ari
nang uvasan?
16 Paroroon at pupucsain ang mang̃a magsasacang ito at
ibibigay ang uvasan sa mang̃a iba. At nang marinig nila
ito, ay sinabi nila: ¡Huag nauang mangyari!
17 Datapua,t, caniyang tinitigan sila, at sinabi: ¿Ano ng̃à
baga itong nasusulat:

Ang bato na pinaualang halaga nang mang̃a nagtatayo
*nang bahay*, Ang siya ring naguing pang̃ulo sa panuloc?

18 Sino mang mahulog sa ibabao nang batong yaon, ay
madudurog; datapua,t, sino mang caniyang malagpacan ay
caniyang pang̃ang̃alating parang alaboc.

*Ang ucol sa buis.*

19 At pinagsisicapan siyang hulihin sa oras na yaon ng̃
mang̃a escriba at nang mang̃a puno nang mang̃a sacerdote,

at sila,i, natatacot sa bayan: sapagca,t, napag-unaua nila na
sinabi niya ang talinhagang ito laban sa canila.
20 At siya,i, binabacayan nila at nañgag-utos nang mañga
titic na pauang magpapaconuaring mañga banal, upang siya,i,
mahuli sa caniyang salita, at nang siya,i, maibigay sa pag-
casacop at capangyarihan nang gobernador.
21 At canilang itinanong sa caniya, at sinabi: Maestro,
nalalaman namin na icao ay nagsasabi at nagtuturo nang
matuid, at hindi ca nagtatangui ng̃ tauo; cungdi itinuturo
mo ang catotohanan nang daan sa Dios.
22 ¿Catuiran bagang cami ay bumuis cay César, ó hindi?
23 Datapua,t, naquilala niya nang canilang lalang at sinabi
sa canila;
24 Magpaquita cayo sa aquin nang isang salapi. ¿Canino
ang larauan at ang nasusulat dito? At sinabi nila: Cay
César.
25 At sinabi niya sa canila: Cung gayo,i, bayaraan ninyo
cay César ang cay César, at sa Dios ang sa Dios.
26 At sila,i, di nacahuli sa salita sa harap nang bayan; at
sila nanguilalas sa caniyang sagot at hindi nañgagsiimic.

*Ang mañga Saduceo at ang pagcabuhay na mag-uli.*

27 At may lumapit sa caniyang ilan sa mañga saduceo, na
nañgagsisipagsabi na ualang pagcabuhay na mag-uli; at cani-
lang itinanong sa caniya,
28 at sinabi: Maestro, isinulat sa amin ni Moisés, na cung
ang capatid na lalaqui nang sino man ay mamatay na may
asaua, at siya,i, ualang anac, ay cunin ng̃ caniyang capatid
ang asaua, at bigyang binbi ang caniyang capatid.
29 Mayroon ng̃ang pitong lalaquing magcacapatid: at nag-
asaua ang pañganay, at namatay na ualang anac;
30 at ang pañgalaua at ang pañgatlo ay nag-asaua *sa bao,*
31 at gayon ding ang pito nama,i, hindi nag-iuan ng̃ mañga
anac at nañgamatay.
32 Pagcatapos ay namatay naman ang babaye.
33 Sa pagcabuhay na mag-uli ng̃à, ¿sino sa canila ang
maguiguing asaua nang babayeng iyon? sapagca,t, siya,i,
naguing asaua ng̃ pito.

34 At sinabi sa canila ni Jesús: Nañgagsisipag-asaua ang
mañga anac nḡ sanglibutan ito at pinag-aasaua.
35 Datapua,t, ang mañga inaaring dapat magcamit sa
panahong yaon, at sa pagcabuhay na mag-uli sa mañga patay,
ay hindi nañgagsisipag-asaua at hindi pinag-aasaua:
36 sapagca,t, hindi na sila mangyayaring mamatay: sapag-
ca,t, cahalintulad na sila nang mañga ángel, at sila,i, mañga
anac nang Dios, palibhasa,i, mañga anac nang pagcabuhay
na mag-uli.
37 Datapua,t, tungcol sa pagbabañgon nḡ mañga patay, ay
ipinaquilala rin naman ni Moisés *sa casulatan tungcol* sa
Zarza, nang tinatauag niya ang Pañginoon, na Dios ni
Abraham, at Dios ni Isaac, at Dios ni Jacob.
38 At siya,i, hindi Dios nang mañga patay, cungdi nang
mañga buhay, sapagca,t, nabubuhay sa caniya ang lahat.
39 At pagsagot nang ilan sa mañga escriba, ay nañgagsabi:
Maestro, mabuti ang pagcasabi mo.
40 Sapagca,t, hindi na sila nañgahas tumanong pa sa caniya.

*Ang Cristo ay anac ni David.*

41 At caniyang sinabi sa canila: ¿Baquit sinasabi na ang
Cristo ay anac ni David?
42 Sapagca,t, si David rin ang nagsasabi sa libro nang
mañga Salmo:

Sinabi nang Pañginoon sa aquing Pañginoon: Maupo
ca sa aquing canan.
43 Hangang sa gauin co ang iyong mañga caauay na
tuntuñgan nang iyong mañga paa.

44 Tinatauag na siyang Pañginoon ni David at: ¿baquit
siya,i, anac niya?

*Pinipintasan ni Jesús ang mañga escriba.*

45 At naririnig nang boong bayang sinabi niya sa caniyang
mañga alagad:
46 Mag-iñgat cayo sa mañga escriba na ibig mañgagsilacad
na may na mahahabang damit, at iniibig ang mañga pagpu-
pugay *sa canila* sa mañga plaza, at ang mañga pañgulong

upoan sa manḡa sinagoga, at ang manḡa panḡulong tayuan
sa manḡa piguinḡan;
47 na linalamon ang manḡa bahay nang manḡa babayeng
bao, at ang dinadahilan ay ang mahahabang panalanḡin: ang
manḡa ito,i, tatangap nang lalong malaquing cahatulan.

*Ang alay nang duc-hang babayeng bao.*

21 AT SIYA,I, tuminḡin at naquita ang manḡa mayayaman
na naghuhulog nḡ canilang manḡa alay sa caban nḡ
manḡa handog.
2 At naquita niya ang isang duc-hang babayeng bao na
doo,i, naghuhulog nang dalauang beles.
3 At sinabi niya: Catotohanang sinasabi co sa inyo: ang
duc-hang babayeng baong ito ay naghulog nang higuit cay sa
lahat:
4 sapagca,t, ang lahat nang manḡa ito ay naghulog sa
manḡa hayin nḡ sa canila,i, labis; datapua,t, siya,i, sa cani-
yang caruc-haan ay inihulog ang lahat niyang icabubuhay.

*Ang panḡanḡaral na hinuhulaan ang mangyayari.*
*Ang pasimula nang manḡa pighati.*

5 At samantalang sinasabi nḡ ilan tungcol sa templo na
ito,i, may pamuting manḡa magagandang bato at manḡa alay,
ay caniyang sinabi:
6 Tungcol sa manḡa bagay na ito na inyong naquiquita, ay
darating ang manḡa arao na ualang matitira ditong isang
bato sa ibabao nang capua *bato* na hindi iguiguiba.
7 At canilang itinanong sa caniya, na sinabi: Maestro,
¿cailan nḡà caya ang manḡa bagay na ito? ¿at ano ang
*maguiguing* tanda pagca malapit nang mangyari ang manḡa
bagay na ito?
8 At sinabi niya: Mag-inḡat cayo na huag cayong maraya;
sapagca,t, marami ang paririto sa aquing panḡalan at sasa-
bihin: Aco *ang Cristo,* at: Malapit na ang panahon: huag
cayong sumunod sa canila.
9 At pagca cayo,i, nacarinig nang manḡa pagbabaca at
manḡa caguluhan, ay huag cayong maguitla, sapagca,t, quin-

acailangang mangyari muna ang manga bagay na ito; data-
pua,t, hindi pagdaca,i, *darating* ang uacas.
10 Nang magcagayo,i, sinabi niya sa canila: Magtitindig
ang *isang* nacíon laban sa nacíon, at ang *isang* caharian laban
sa caharian:
11 at magcacaroon nang malalacas na manga lindol, at
sa iba,t, ibang lugar ay magcacagutom at magcacasalot;
at magcacaroon ng mga quilabot, at malalaquing manga tanda
mula sa langit.
12 Datapua,t, bago *mangyari* ang lahat nang ito ay cayo,i,
huhulihin at pag-uusiguin, at cayo,i, ibibigay sa manga sina-
goga at sa manga bilangoan, at cayo,i, ihaharap sa manga hari
at sa manga gobernador dahil sa aquing pangalan.
13 Ito,i, maguiguing patotoo sa inyo.
14 Ipasiya ngà ninyo sa inyong manga puso, na huag munang
isipin cung paanong sasagot,
15 sapagca,t, bibigyan co cayo nang bibig at carunungan,
na dito,i, hindi mangyayaring tumagal ó tumutol ang lahat
ninyong manga caauay.
16 Datapua,t, cayo,i, ibibigay nang cahi,t, manga magulang,
at manga capatid, at manga camag-anac, at manga caibigan,
at ipapapatay nila *ang ilan* sa inyo.
17 At cayo,i, capopootan nang lahat dahil sa aquing panga-
lan.
18 At hindi mapapahamac cahi,t, isang buhoc nang inyong
ulo.
19 Sa inyong pagtitiis ay cacamtan ninyo ang inyong
manga calulua.

*Ang pangangaral na hinuhulaan ang mangyayari (carugtong).—Ang malaquing capighatian.*

20 Datapua,t, pagcaquita ninyong nacucubcob nang manga
hucbo ang Jerusalem, cung magcagayo,i, talastasin ninyo na
dumating ang caniyang pagcauacas.
21 Cung magcagayo,i, ay tumacas sa manga bundoc ang
manga nasa Judea at ang manga nasa guitna *nang ciudad* ay
magsialis. At ang manga nasa buquid ay huag pumasoc *sa
ciudad.*

22 Sapagca,t, ito,i, manḡa arao nang panghihiganti; upang
maganap ang lahat nang bagay na nasusulat.
23 ¡Sa aba nang manḡa buntis, at nang manḡa nagpapasuso
sa manḡa arao na·yaon! sapagca,t, magcacaroon nang
malaquing casalatan sa ibabao nang lupa, at cagalitan sa
bayang ito.
24 At sila,i, manḡahahapay sa talim nang tabac, at dadal-
hing bihag sa lahat nang manḡa nacíon, at yuyuracan ang
Jerusalem nang manḡa gentil, hangang sa matupad ang
manḡa panahon nang manḡa gentil.
25 At magcacaroon nang manḡa tanda sa arao, at sa buan,
at sa manḡa bituin; at sa lupa,i, *magcacaroon nḡ* casalatan
nang manḡa nacíon, na matitilihan dahil sa ugong nang dagat
at sa manḡa daluyong;
26 manḡanḡayayat ang manḡa tauo dahil sa tacot, at sa
paghihintay nḡ manḡa bagay na darating sa ibabao nang
lupa, sapagca,t, manḡanḡatal ang manḡa capangyarihan sa
calanḡitan.

*Ang panḡanḡaral na hinuhulaan ang mangyayari (carug-tong).—Ang pagcabalic nang Anac nang tauo.*

27 At cung magcagayo,i, maquiquita nila ang Anac nang
tauo na pariritong nasa isang alapaap na may capangyarihan
at malaquing calualhatian.
28 Datapua,t, cung magpasimulang mangyari ang manḡa
bagay na ito, ay tuminḡin cayo, at itunghay ninyo ang
inyong manḡa ulo: sapagca,t, lumapit na ang pagcatubos
ninyo.
29 At sinabi sa canila ang isang talinhaga: Masdan ninyo
ang higuera at ang lahat nang manḡa cahoy:
30 pagca nanḡagdadahon na, ay naquiquita ninyo at nalala-
man sa inyong sarili na malapit na ang tag-arao.
31 Gayon din naman cayo, pagca naquita ninyong nangya-
yari ang manḡa bagay na ito, talastasin ninyo na malapit na
ang caharian nang Dios.
32 Catotohanang sinasabi co sa inyo: Hindi lilipas ang
manḡa tauo nḡayon hangang maganap ang lahat.

33 Ang lan̄git at ang lupa ay lilipas datapua,t, ang aquing
man̄ga uica ay di lilipas.

*Ang pan̄gan̄garal na hinuhulaan ang nangyayari (uacas).*
*Ang pag-iin̄gat.*

34 Datapua,t, mag-in̄gat cayo sa inyong sarili, baca umapo
ang inyong man̄ga puso sa catacauan at sa calan̄guan at sa
mg̃a caligaligan sa buhay na ito; at dumating na bigla sa
inyo ang arao na yaon na parang silo:
35 sapagca,t, *gayong* darating sa lahat nang man̄ga nananahan sa ibabao nang lupa.
36 Datapua,t, magpuyat cayo sa lahat ng̃ panahon, na
manalan̄gin upang camtan ninyo ang macauala sa lahat nang
man̄ga bagay na ito na mangyayari, at tumayo sa harapan
nang Anac nang tauo.

*Ang halaga nang paglililo.*

37 At arao arao ay nagtuturo siya sa templo, at lumalabas
gabi gabi at dumoroon sa bundoc na tinatauag na *bundoc* ng̃
mg̃a Oliva.
38 At ang boong bayan, ay pumaparoon sa caniyang maaga
pag-umaga sa templo, upang mapaquingan siya.
22 AT MALAPIT na ang fiesta nang man̄ga tinapay na
ualang levadura, na tinatauag na pascua.
2 At pinagsisicapan ng̃ man̄ga puno nang man̄ga sacerdote,
at ng̃ man̄ga escriba cung paanong canilang maipapapatay
siya; sapagca,t, natatacot sila sa bayan.
3 At pumasoc si Satanás cay Judas, na tinatauag Iscariote,
na cabilang ng̃ labingdalaua.
4 At siya,i, umalis at naquipag-usap sa man̄ga puno nang
man̄ga sacerdote at sa man̄ga capitán cung paano maibibigay
niya sa canila *si Jesús.*
5 At sila,i, nan̄gatua at pinagcasunduang bigyan siya nang
salapi.
6 At pumayag siya, at humahanap nang ucol na sandali
upang caniyang maibigay *si Jesús* sa canila na uala ang
caramihan.

*Ang huling Pascua; ang santong hapunan.*

7 At dumating ang arao nang mang̃a tinapay na ualang
levadura na niyaon ay quinacailang̃ang ihayin ang *corderong
ucol sa* pascua.
8 At inutusan niya si Pedro at si Juan, at sinabi: Puma-
roon cayo, at ipaghanda ninyo tayo ng̃ pascua upang tayo,i,
cumain.
9 At canilang sinabi sa caniya: ¿Saan mo ibig na aming
ihanda?
10 At caniyang sinabi sa canila: Narito, pagpasoc ninyo sa
ciudad, ay masasalubong cayo ng̃ isang lalaqui na may dalang
isang bang̃ang tubig: sundan ninyo siya hangang sa bahay
na caniyang pasuquin.
11 At sabihin ninyo sa may-ari nang bahay: Sinasabi sa
iyo nang Maestro: ¿Saan naroon ang cabahayang aquing
cacainan nang pascua sa casamahan nang aquing mang̃a
alagad?
12 At ituturo niya sa inyo ang isang malaquing cabahayan
sa itaas na nagagayacan, doon cayo maghanda.
13 At nang̃agsiparoon sila at nasundoan ayon sa sinabi
niya sa canila; at naghanda sila ng̃ pascua.
14 At pagdating nang oras, ay naupo siya at casama niya
ang mang̃a apóstol.
15 At sinabi niya sa canila: Hinang̃ad co na may pagmi-
mithi na caning casama ninyo ang pascuang ito bago aco
maghirap;
16 sapagca,t, sinasabi co sa inyo, na ito,i, hindi co na
cacanin hangang sa ito,i, maganap sa caharian nang Dios
17 At siya,i, tumangap nang isang copa at ng̃ siya,i,
macapagpasalamat ay sinabi niya: Abutin ninyo ito, at inyong
pagbahabahaguinin;
18 sapagca,t, sinasabi co sa inyo, na hindi na aco iinom
mula ng̃ayon nang bung̃a nang uvas, hang̃ang sa pumarito
ang caharian nang Dios.
19 At siya,i, dumampot nang tinapay, at ng̃ siya,i, macapag-
pasalamat ay caniyang hinati at ibinigay sa canila na sinasabi;

Ito,i, aquing catauan, na ibinibigay dahil sa inyo: gauin
ninyo ito sa pagaalaala sa aquin.
20 Gayon din naman ang copa, pagcatapos na macahapon,
at sinabi; Ang copang ito ay ang bagong tipan sa aquing
dugo, na mabubuhos dahil sa inyo.
21 Datapua,t, narito, ang camay nang nagcacanulo sa
aquin, ay casama co sa dulang.
22 Sapagca,t, catotohanang ang Anac nang tauo ay
papanao, ayon sa ipinasiya; datapua,t, ¡ sa aba niyaong tauong
nagcacanulo sa caniya!
23 At sila,i, nagpasimulang magtanunḡan sa isa,t, isa, cung
sino sa canila ang gagaua nang bagay na ito.

*Ang panḡulo ay gaya rin nang maliit.*

24 At nagcaroon naman sa canicanila nang isang pagtatalo,
cung sino caya sa canila ang pinacapangulo.
25 At caniyang sinabi sa canila: Ang manḡa hari nang
manḡa gentil ay may pagcapanḡinoon sa canila; at ang
manḡa may capangyarihan sa canila ay tinatauag na manḡa
taga paggaua nḡ magaling.
26 Datapua,t, cayo,i, hindi gayon, cungdi ang lalong
malaqui sa inyo, ay maguing parang lalong maliit, at ang
panḡulo ay para nḡ naglilingcod.
27 Sapagca,t, ¿alin ang lalong malaqui ang umuupo sa
dulang ó ang naglilingcod? ¿Hindi baga ang umuupo sa
dulang? Datapua,t, aco sa guitna ninyo ay para nang
naglilingcod.
28 Datapua,t, cayo ang nanatili sa aquin sa manḡa pagtucso
sa aquin.
29 At cayo inilalagay cong caharian, na gaya nang paglagay
sa aquin nang aquing Ama,
30 upang cumain cayo at uminom sa aquing dulang sa
caharian co; at manḡagsisiupo sa manḡa luclucan cayong
huhucom sa labingdalauang ancan nang Israel.

*Pinagsabihan si Pedro.*

31 Simón, Simón, narito, hininḡi cayo ni Satanás upang
maliglig cayong parang trigo;

32 datapua,t, icao ay ipinanaing co na huag magculang
ang iyong pananampalataya, at icao, cung macapagbalic-loob
ca na, papagtibayin mo ang iyong manḡa capatid.
33 At sinabi *ni Pedro* sa caniya: Panḡinoon, handa aco na
sumama sa iyo sa bilangoan, at gayon din sa camatayan.
34 At caniyang sinabi: Pedro, sinasabi co sa iyo, na hindi
tatalaoc nḡayon ang manoc hangang sa icaila mong macaitlo
na aco,i, naquiquilala mo.

*Ang dalauang tabac.*

35 At sa canila,i, sinabi niya: Nang cayo,i, utusan co na
ualang supot *nḡ salapi*, at supot *nḡ ulam* at manḡa panyapac,
¿quinulang baga cayo nang ano man? At canilang sinabi:
Hindi.
36 At sinabi niya sa canila: Nḡuni,t, nḡayon ang mayroong
supot ay dalhin ito, at gayon din ang supot *nḡ ulam*, at ang
uala ay ipagbili ang caniyang balabal, at bumili nang
tabac.
37 Sapagca,t, sinasabi co sa inyo, na quinacailanḡang
matupad sa aquin itong nasusulat: At ibinilang siya sa
manḡa suail, sapagca,t, ang nauucol sa aquin, ay may catu-
paran.
38 At sinabi nila: Panḡinoon, narito, ang dalauang tabac.
At caniyang sinabi sa canila: Sucat na.

*Si Jesús sa Getsemani.*

39 At siya,i, umalis at pumaroon ayon sa caniyang caugalian
sa bundoc nang mḡa Oliva; at sumunod naman sa caniya
ang manḡa alagad.
40 At nang siya,i, naroon nasa isang lugar, ay sinabi niya
sa canila: Manalanḡin cayo na huag cayong pumasoc sa
tucso.
41 At siya,i, humiualay sa canila nang may isang pucol nang
bato *ang layo*, at nanicluhod, at nanalanḡin,
42 na sinasabi: Ama, cung ibig mo, alisin mo sa aquin ang
copang ito; gayon ma,i, huag gauin ang aquing calooban,
cungdi ang iyo.

43 At napaquita sa caniya ang isang ángel mula sa lan̄git
na nagpalacas sa caniya,
44 at sa *caniyang* sáquit ay nananalan̄gin nang lalong
maniñgas: at ang caniyang pauis ay naguing parang malalaqui-
ng patac na dugo, na lumalaglag sa lupa.
45 At nang matindig siya sa caniyang pananalan̄gin ay
lumapit siya sa caniyang man̄ga alagad, at naratnan silang
nan̄gatutulog sa hapis,
46 at sinabi, sa canila: ¿Baquit cayo natutulog? Magtindig
cayo, at cayo,i, manalan̄gin upang huag cayong pumasoc sa
tucso.

*Paghuli cay Jesús.*

47 Samantalang nagsasalita pa siya, narito, ang isang
caramihan, at ang tinatauag na Judas, isa sa labingdalaua,
ay nan̄gun̄guna sa canila at siya,i, lumapit cay Jesús upang
siya,i, halican.
48 Datapua,t, sinabi ni Jesús sa caniya: ¿Judas, sa isang
halic ay ipinagcacanulo mo ang Anac nang tauo?
49 At nang maquita nang man̄ga casama niya ang
mangyayari, ay canilang sinabi: Pan̄ginoon, ¿susugat cami
nang tabac?
50 At sinugatan nang isa sa canila ang alipin nang daqui-
lang sacerdote, at tinigpas ang caniyang canang tain̄ga.
51 Datapua,t sumagot si Jesús at sinabi: Pabayaan ninyo,
hangang dito. At hinipo niya ang caniyang tain̄ga at siya,i,
pinagaling.
52 At sinabi ni Jesús sa man̄ga puno nang man̄ga sacerdote
at sa man̄ga capitán sa templo at sa man̄ga matatanda na
nagsidating laban sa caniya: ¿Cayo,i, nagsilabas na parang
laban sa isang tulisan, na may man̄ga tabac at man̄ga
panghampas?
53 Nang aco,i, casama ninyo sa templo araoarao, ay hindi
ninyo iniunat ang inyong man̄ga camay laban sa aquin;
datapua,t, ito ang inyong oras, at ang capangyarihan nang
cadiliman.

*Pagcacaila ni Pedro cay Jesús.*

54 At canilang hinuli siya, at dinala siya at ipinasoc siya sa
bahay nang daquilang sacerdote. Datapua,t, sa malayo,i,
sumusunod si Pedro.
55 At ng̃ magpaningas nang apoy sa guitna nang bacuran,
at mang̃agsiupo, ay si Pedro,i, umupo sa guitna nila.
56 At isang alilang babaye, na nacaquita sa caniya samanta-
lang siya,i, nacaupo sa liuanag *ng̃ apoy*, at nagmasid sa caniya,
ay sinabi: Ito naman ay casama rin niya.
57 Datapua,t, siya,i, nagcaila, at sinabi: Babaye, hindi
co siya naquiquilala.
58 At pagcatapos ng̃ isang sandali ay naquita siya nang
isa, at sinabi: Icao naman ay *isa* sa canila. Datapua,t,
sinabi ni Pedro: Lalaqui hindi aco.
59 At nang macaraan ang may isang oras ay pinatototo-
hanang mahigpit nang isa na sinabi: Catotohanan na ito,i,
casama naman niya, sapagca,t, siya,i, taga Galilea.
60 Datapua,t, sinabi ni Pedro: Lalaqui, hindi co nalalaman
ang sinasabi mo. At pagdaca,i, samantalang siya,i, nagsasalita
pa ay tumalaoc ang manoc.
61 At lumingon ang Pang̃inoon at tinitigan si Pedro. At
naalaala ni Pedro ang uica nang Pang̃inoon na sa caniya,i,
sinabi: Bago tumalaoc ang manoc ng̃ayon, icacaila mo acong
macaitlo.
62 At siya,i, lumabas at nanang̃is nang capaitpaitan.

*Si Jesús sa harap nang Sanedrín.*

63 At ang mang̃a tauong nagbabantay cay *Jesús* ay
linilibac siya at siya,i, sinasampal.
64 At siya,i, piniring̃an, at tinatanong siya at sinasabi:
Hulaan mo: ¿sino ang sa iyo,i, sumampal?
65 At sinasabi nila ang ibang maraming mang̃a bagay
laban sa caniya, na siya,i, inaalimura.
66 At nang arao na, ay nagcatipon ang pulong ng̃ mang̃a
matatanda sa bayan, *sa macatuid ay* ng̃ mang̃a puno nang
mang̃a sacerdote, at gayon din ng̃ mang̃a escriba, at dinala
siya sa canilang catipunan,

67 at sinabi: Cung icao ang Cristo ay sabihin mo sa amin.
Datapua,t, caniyang sinabi sa canila: Cung sabihin co sa inyo
ay hindi ninyo aco paniniualaan:
68 at cung *cayo,i,* aquing tanuñgin, ay hindi cayo sasagot.
69 Datapua,t, magmula ñgayon ang Anac nang tauo ay
uupo sa canan nang capangyarihan nang Dios.
70 At sinabi nang lahat: ¿Cung gayo,i, icao ang Anac
nang Dios? At caniyang sinabi sa canila: Cayo ang nagsa-
sabi na aco,i, *Anac ñgà.*
71 At sinabi nila: ¿Ano pang cailañgan natin ñg mña sacsi?
sapagca,t, atin nang narinig sa caniyang sariling bibig.

*Si Jesús sa harap ni Pilato, at sa harap ni Herodes.*

23 AT NAÑGAGSITINDIG ang lahat nang caramihan
nila at iniharap siya cay Pilato.
2 At nañgagpasimulang isinumbong siya at sinasabi:
Nasumpuñgan namin ito na pinasasama ang aming nacíon,
at ipinagbabaual na bumuis cay César, at sinasabi na siya ang
Cristo, ang hari.
3 At tinanong siya ni Pilato at sinabi: ¿Icao baga ang
Hari nang mañga judío? At sumagot siya at sinabi: Icao
ang nagsasabi.
4 At sinabi ni Pilato sa mañga puno nang mañga sacer-
dote, at sa caramihan: Uala,t acong masundoang casalanan sa
tauong ito.
5 Datapua,t, sila,i, lalong nañgagpipilit at sinasabi: Guinu-
gulo niya ang bayan, na nagtuturo sa boong Judea, magbuhat
sa Galilea hangang dito.
6 Datapua,t, nang ito,i, marinig ni Pilato, ay itinanong
cung ang tauo ay taga Galilea.
7 At nang maunaua na siya,i, nasasacop ni Herodes, ay
ipinadala siya cay Herodes, na nang mañga arao na yaon ay
nasa Jerusalem naman.
8 At nang maquita ni Herodes si Jesús, ay natuang
mainam; sapagca,t, malaon nang hinahañgad na maquita
siya; sapagca,t, siya nacabalita tungcol sa caniya; at siya,i,
umaasang macaquita ñg ilang himalang gaua niya.

9 At tinanong siya nang maraming salita; datapua,t, siya,i,
hindi sumasagot nang ano man.
10 At doroon ang mang̃a sacerdote at ang mang̃a escriba at
siya,i, isinusumbong nang mainam.
11 At si Herodes sampuo ng̃ caniyang mang̃a sundalo ay
pinaualang halaga siya, at siya,i, inalimura, na sinuotan siya
nang mahalagang damit: at ipinadala uli siya cay Pilato.
12 At nang arao na yaon ay naguing magcaibigan si
Herodes at si Pilato; sapagca,t, dating sila,i, nagcacagalit.
13 At tinipon ni Pilato ang mang̃a puno nang mang̃a
sacerdote, at ang mang̃a puno, at ang bayan,
14 at sinabi sa canila: Dinala ninyo sa aquin ang tauong
ito na parang nagpapasama sa bayan; at narito, ng̃ aquing
siyasatin siya sa harapan ninyo, ay uala acong nasumpo-
ng̃ang ano mang sala sa tauong ito, tungcol sa mang̃a bagay
na isinusumbong ninyo *laban* sa caniya;
15 at si Herodes man; sapagca,t, siya,i, ipinabalic niyang
muli sa atin, at narito, ualang ano mang carapatdapat sa
camatayan na guinaua niya.
16 Siya ng̃à,i, aquing parurusahan at siya,i, pauaualan.
17 (At quinacailang̃ang niyang sa canila,i, magpacauala ng̃
isang *bilango* sa capistahan).
18 Datapua,t, sila ay nangagsigaoang paminsan, at sinabi:
Alisin mo ito, at paualan mo sa amin si Barrabás:
19 na ibinilango dahil sa isang guinauang pangugulo sa
ciudad at sa pagpatay *sa tauo.*
20 At pinagsabihan uli sila ni Pilato, sa pagcaibig na
paualan si Jesús;
21 datapua,t, sila,i, nagsigauan at sinasabi: Ipaco mo *sa
cruz,* ipaco mo siya *sa cruz.*
22 At caniyang sinabi sa canila, bilang icatlo: ¿Baquit?
¿anong masama ang guinaua nito? Uala acong nasundoan
na ano mang cadahilanang ipatay sa caniya: parurusahan co
ng̃à siya at siya,i, pauaualan.
23 Datapua,t, pinipilit nilang hing̃in nang malacas na voces,
na siya,i, ipaco *sa cruz.* At nanaig ang canilang mang̃a
voces.
24 At hinatulan ni Pilato na gauin ang canilang hinihingi.

25 At pinaualan yaong ibinilango dahil sa pangugulo at sa
pagpatay *sa tauo*, na ito ay canilang hiningi; datapua,t,
ibinigay si Jesús sa calooban nila.

*Si Jesús sa daan nang Gólgota.*

26 At nang siya,i, canilang dalhin, canilang piniguil ang
isang *nagngangalang* Simón, taga Cirene, na nangaling sa
buquid, at ipinapasan sa caniya ang cruz, upang dalhin sa
licuran ni Jesús.
27 At siya,i, sinusundan nang caramihan sa bayan, at nang
manga babayeng nangag-iiyacan at nananambitan sa caniya.
28 Datapua,t, lumingon sa canila si Jesús at sinabi:
Manga anac na babaye nang Jerusalem, huag ninyo acong
tangisan, cungdi tangisan ninyo ang inyong sarili, at ang
inyong manga anac.
29 Sapagca,t, narito, darating ang manga arao na sasabi-
hin: Mapapalad ang manga baog, at ang manga tiyang
cailan ma,i, hindi nagdalang tauo, at manga suso na cailan
ma,i, hindi nagpasuso.
30 Cung magcagayo,i, magpapasimulang sabihin sa manga
bundoc: Mabulid cayo sa ibabao namin; at sa manga gulod:
Tacpan ninyo cami.
31 Sapagca,t, cung guinagaua ito sa cahoy na sariua, ¿ano
caya ang gagauin sa tuyo?
32 At dinadala rin naman, na casama niya, ang dalauang
tulisan, upang patayin.

*Ang pagpapaco.*

33 At nang dumating sa lugar na tinatauag na bungo, ay
canilang ipanaco roon siya *sa cruz*, at ang manga tulisan; isa
sa canan, at ang isa,i, sa caliua.
34 At sinasabi ni Jesús: Ama, patauarin mo sila, sapagca,t,
hindi nila nalalaman ang canilang guinagaua. At sa pag-
babahagui nila nang caniyang manga suot na pinagsapa-
laran.
35 At nanonood ang bayan. At tinutuya naman siya ng
mga puno, at sinasabi: Nagligtas sa manga iba, magligtas

siya sa caniyang sarili cung ito ang Cristo nḡ Dios, ang
hinirang niya.
36 At tinutuya rin naman siya nang manḡa sundalo, na
nagsisilapit sa caniya at dinudulutan siya nang suca,
37 at sinasabi: Cung icao ang Hari nang manḡa judío,
iligtas mo ang iyong sarili.
38 At mayroon naman sa itaas niya na isang titic
ITO ANG HARI NANG MANḠA JUDÍO.
39 At ang isa sa manḡa tulisang nabibitin ay siya,i, inaali-
mura, at sinasabi: ¿Hindi baga icao ang Cristo? iligtas mo
ang iyong sarili at cami.
40 Datapua,t, sumagot ang isa, at siya,i, sinauay at sinabi:
¿Hindi ca pa natatacot sa Dios gayong icao ay nasa gayon
din caparusahan?
41 At catotohanang tayo,i, *nagdurusa* ayon sa catuiran;
sapagca,t, tinatangap natin ang nararapat na cabayaraan nḡ
ating manḡa gaua, datapua,t, ito,i, hindi gumaua nang ano
mang masama.
42 At sinabi niya: Jesús, Alalahanin mo aco, pagdating
mo sa iyong caharian.
43 At sinabi niya sa caniya: Catotohanang sinasabi co sa
iyo: Nḡayo,i, cacasamahin cata sa Paraiso.
44 At nang may sexta* nḡ oras ay nagdilim sa ibabao nang
boong lupa hangang sa oras nang nona**.
45 At naualan *nḡ liuanag* ang arao; at napunit sa guitna
ang tabing nang templo.
46 At pagcasigao ni Jesús, nang malacas na voces, ay sinabi:
Ama, sa manḡa camay mo, ipinagtatagobilin co ang aquing
espíritu. At pagcasabi nito ay nalagot ang hininḡa.
47 At nang maquita nang capitán ang nangyari, ay pinuri
ang Dios at sinabi: Tunay na ito ay banal.
48 At ang lahat nang caramihang nanḡagcatipon sa pano-
nood nito, pagcaquita nila nḡ nangyari, ay nanḡagsisioui na
dinadagucan ang canilang manḡa dibdib.

*** Catanghalian.** **** A las 3 nang hapon.**

*Paglilibing cay Jesús.*

49 At ang lahat nang mañga caquilala niya, at ang mañga
babayeng sa caniya,i, sumunod buhat sa Galilea, ay nasa ma-
layo at pinagmamasdan ang mañga bagay na ito.
50 At narito, ang isang lalaquing nagñgañgalang José, na
ito,i, senador, lalaquing mabait at banal (siya,i, hindi umayon
sa pagpupulong at mañga gaua nila),
51 *na taĝa* Arimatea, ciudad nang Judea, na naghihintay
nang caharian nang Dios ;
52 ang tauong ito,i, naparoon cay Pilato at hiniñgi ang
catauan ni Jesús.
53 At ito,i, caniyang ibinaba at binalot sa isang cumot at
inilagay sa isang libiñgang hinucay sa bato, na doo,i, uala pang
naililibing na sino man.
54 At niyao,i, arao nḡ paghahanda nang *pascua* at malapit
na ang sabado.
55 At ang mañga babaye na sumama sa caniya mula sa
Galilea, ay nañgagsisunod, at naquita *nila* ang libiñgan, at
cung paano ang pagcalagay nang caniyang catauan.
56 At sila,i, nañgagbalic, at nañgaghanda nang mañga
pabañgo at mañga ungüento. At nañgagpahiñga nḡ sabado,
ayon sa utos.

*Ang pagcabuhay na mag-uli.*

24 DATAPUA,T, nang unang arao nang sanglingo, pagca
umagangumaga, ay nañgagsiparoon sila, sa libiñgan,
na may dalang ang mañga pabañgo na canilang inihanda.
2 At nasumpoñgan nilang iguinulong ang bato mula sa
libiñgan.
3 At sila,i, pumasoc at hindi nila nasundoan ang catauan
nang Pañginoong si Jesús.
4 At nangyari na, nang sila,i, nañgatitilihan dahil dito,
narito, tumayo sa tabi nila ang dalauang lalaqui na nacasi-
silao ang mḡa damit ;
5 at nḡ sila,i, nañgatatacot, at itinutuñgo ang canilang
muc-ha sa lupa, ay sinabi sa canila : ¿Baquit hinahanap
ninyo sa mañga patay ang buhay ?

6 Uala siya rito, datapua,t, nagbangon; alalahanin ninyo
ang sinabi sa inyo, nḡ siya,i, nasa Galilea pa,
7 na sinabi: Quinacailangan na ang Anac nang tauo ay
ibigay sa manḡa camay nang manḡa tauong macasalanan, at
ipaco *sa cruz* at magbanḡong muli sa icatlong arao.
8 At naalaala nila ang caniyang manḡa uica.
9 at nanḡagsioui mula sa libinḡan at ibinalita ang lahat
nang manḡa bagay na ito sa labing isa, at sa lahat nang
manḡa iba pa.
10 At si María Magdalena, at si Juana, at si Maríang *ina*
ni Santiago; at ang iba pang manḡa babayeng casama nila
ang nanḡagbalita nḡ manḡa bagay na ito sa manḡa apóstol.
11 At ang mḡa salitang ito,i, inaacala nilang ualang
capacanan; at hindi nila pinaniualaan.
12 Datapua,t, nagtindig si Pedro, at tumacbo sa libinḡan,
at nang tunghan; at tingnan ay naquita ang manḡa damit
na nasa isang tabi; at napasa caniyang bahay na nang-
guiguilalas sa nangyaring yaon.

*Ang dalauang alagad sa daan nang Emmaús.*

13 At narito, dalaua sa canila ay naparoroon nḡ arao
ding yaon sa isang bayang ang nḡala,i, Emmáus, na may
dalauang legua ang layo sa Jerusalem.
14 At sila,i, nanḡagsasalitaan nang lahat na manḡa bagay
na nangyari.
15 At nangyari na, samantalang nagsasalitaan, at nagta-
tanunḡan ang isa sa isa, lumapit si Jesús at naquisama sa
canila.
16 Datapua,t, ang manḡa mata nila,i, may nacatataquip
upang siya,i, huag maquilala.
17 At sinabi niya sa canila: ¿Ano ang manḡa salitaan
ninyong ito sa inyong paglacad? At sila,i, nanḡagsitiguil na
nanḡalulumbay ang muc-ha.
18 At isa sa canila na nagnḡanḡalang Cleofás ay sumagot
at sinabi sa caniya: ¿Icao baga lamang naninira sa Jeru-
salem, at hindi nacaaalam nḡ manḡa bagay na doo,i, nang-
yari nang manḡa arao na ito?

19 At sinabi niya sa canila: ¿Anong mang̃a bagay? At
canilang sinabi sa camiya: Ang mg̃a bag̃ay tungcol cay Jesús
na taga Nazaret, na ito,i, isang profetang macapangyarihan sa
gaua at sa uica sa harap nang Dios at nang boong bayan;
20 at cung paano ang pagcabigay sa caniya nang mang̃a
puno nang mang̃a sacerdote at ng̃ ating mang̃a puno upang
hatulan sa camatayan, at siya,i, ipinaco sa cruz.
21 Datapua,t, hinihintay naming siya ang tutubos sa Israel.
At bucod sa lahat ng̃ ito, ay ng̃ayon ang icatlong arao buhat
nang mangyari ang mang̃a bagay na ito.
22 Bucod sa rito, ilang sa mg̃a babayeng casamahan namin
na naparoong maaga sa libing̃an ay sa ami,i, gumitla;
23 at nang hindi nila nasunduan ang caniyang catauan, ay
nang̃agbalic at sinabi na sila nama,i, nacaquita nang napa-
quitang mang̃a ángel, na nang̃agsabing siya,i, buhay.
24 At naparoon sa libing̃an ang ilang casama namin, at
nasumpung̃an nila alinsunod sa sinabi nang mang̃a babaye;
datapua,t, siya,i, hindi nila naquita.
25 At caniyang sinabi sa canila: ¡Oh mang̃a haling at
macucupad ang mg̃a pusong mang̃agsisampalataya sa lahat
nang sinabi nang mang̃a profeta!
26 ¿Hindi baga quinacailang̃ang magdusa si Cristo nang
mang̃a bagay na ito, at pumasoc sa caniyang calualhatian?
27 At magmula cay Moisés at sa lahat nang mang̃a pro-
feta, ay sinalaysay niya sa canila *ang sinasabi* sa lahat nang
mang̃a Casulatan tungcol sa caniya.
28 At sila,i, malapit na sa bayang canilang paroroonan:
at tila siya,i, may paroroonang lalo pang malayo.
29 At siya,i, canilang piniguil, at sinabi: Matira ca sa amin,
sapagca,t, gumagabi na, at lumulubog na ang arao. At nasoc
siya upang matira sa canila.
30 At nangyari na, nang siya,i, naupo na casama nila sa
dulang, siya,i, dumampot ng̃ tinapay, at benendicionan, at
hinati at ibinigay sa canila.
31 At nabucsan ang canilang mang̃a mata, at siya,i, na-
quilala nila; at siya,i, nauala sa canilang mang̃a mata.
32 At sinabi nang isa sa isa: ¿Hindi nag-aalab ang ating
puso sa loob natin samantalang tayo,i, quinacausap niya sa

daan, samantalang binubucsan niya sa atin ang manḡa
Casulatan?
33 At sila,i, nanḡagsitindig sa oras ding yaon, at nanḡag-
balic sa Jerusalem, at naratnang nagcacatipon ang labing-
isa at ang canilang manḡa casama,
34 na nanḡagsabi: Tunay na nagbanḡon ang Panḡinoon,
at napaquita cay Simón.
35 At sinaysay nila ang manḡa bagay *na nangyari* sa daan,
at cung paano ang sa caniya,i, canilang pagcaquilala nang
hatiin ang tinapay.

*Manḡa pagpapaquita ni Jesús sa labing isang apóstol.*

36 At samantalang canilang pinagsasalitan ang manḡa
bagay na ito, ay *si Jesús* tumayo sa guitna nila, at sa canila,i,
sinabi: Capayapaan sa inyo.
37 Datapua,t, sila,i, quinilabotan, at nanḡatacot, at iniisip
nila na nacacaquita sila nang espíritu.
38 At caniyang sinabi sa canila: ¿Baquit cayo,i, naguguloˇ-
mihanan? at ¿baquit nangyayari ang manḡa pagtatalo sa
inyong puso?
39 Tingnan ninyo ang aquing manḡa camay at ang aquing
manḡa paa, at aco rin nḡà; hipuin ninyo aco at tingnan;
sapagca,t, ang isang espíritu,i, ualang lamán at manḡa buto,
na gaya nang inyong naquiquita na nasa aquin.
40 At pagcasabi niya nito, ay ipinaquita niya sa canila ang
caniyang manḡa camay at ang caniyang manḡa paa.
41 At nang hindi pa sila sumasampalataya sa tua, at
nanḡagsisipanguilalas, ay sinabi niya sa canila: ¿Mayroon
baga cayo ritong ano mang macacain?
42 At binigyan siya nila nang caputol na isdang inihao, at
pulot pucyotan.
43 At caniyang dinampot at cumain siya sa harap nila.
44 At caniyang sinabi sa canila: Ito ang manḡa uicang
sinabi co sa inyo, nḡ aco,i, sumasainyo pa, na quinacailanḡang
matupad ang lahat nang manḡa bagay na nasusulat tungcol
sa aquin sa cautusan ni Moisés, at sa manḡa profeta at sa
manḡa Salmo.

45 Nang magcagayon ay binucsan niya ang canilang pag-
iisip, upang mapag-unaua nila ang manḡa Casulatan.
46 At sinabi niya sa canila: Ganiyan ang pagcasulat, na
cailanḡang maghirap ang Cristo, at muling magbanḡon sa
manḡa patay sa icatlong arao;
47 at ipanḡaral sa caniyang pangalan ang pagsisisi at pag-
papatauad nang manḡa casalanan sa lahat nang manḡa nacíon,
magbuhat sa Jerusalem.
48 Cayo,i, manḡa sacsi nang manḡa bagay na ito.
49 At narito, ipadadala co sa inyo ang panḡaco nang aquing
Amá: datapua,t, manatili cayo sa ciudad, hangang cayo,i,
masangcapan nang capangyarihan galing sa itaas.

*Ang pag-acyat sa lanḡit.*

50 At dinala sila sa labas hangang sa tapat nḡ Bethania, at
itinaas niya ang caniyang manḡa camay, at sila,i, benendi-
cionan.
51 At nangyari na, samantalang sila,i, benebendicionan niya,
ay iniuan sila, at dinala siya sa itaas sa lanḡit.
52 At siya,i, sinamba nila, at nanḡagsibalic sa Jerusalem na
may malaquing galac:
53 at palaguing sila,i, nasa templo, na nagpupuri sa Dios.



# ANG SANTO EVANGELIO

NANG

# ATING PANGĨNOONG JESU-CRISTO

AYON CAY

# SAN JUAN.

---

*Ang Verbo,i, nagcatauang tauo.*

1 NANG una,i, siya,i, Verbo, at ang Verbo ay sumasa Dios,
at ang Verbo ay Dios.
2 Ito rin ng̃ una,i, sumasa Dios.
3 Lahat nang mang̃a bagay ay guinaua niya ; at alin man
sa lahat ng̃ mang̃a guinaua ay hindi guinaua cung uala siya.
4 Sa caniya naroroon ang buhay, at ang buhay ay ilao
nang mang̃a tauo.
5 At ang ilao ay lumiliuanag sa cadiliman ; at hindi napag-
unaua ang ilao nang cadiliman.
6 Nagcaroon nang isang tauo na sinugo nang Dios, na ang
caniyang ng̃alan ay Juan.
7 Ito rin naparitong sacsi upang patotohanan ang ilao.
upang sa pamamag-itan niya,i, sumampalataya ang lahat
8 Hindi siya ang ilao ; cungdi upang magpatotoo sa ilao.
9 Nagcaroon ng̃ tunay na ilao, *sa macatuid ay* yaong
lumiliuanag sa baua,t, tauo na pumaparito sa sanglibutan.
10 Siya,i, nasa sanglibutan at ang sanglibuta,i, guinaua
niya, at hindi siya naquilala ng̃ sanglibutan
11 Naparito sa sariling caniya, at hindi siya tinangap ng̃
mg̃a sariling caniya.
12 Datapua,t, ang lahat nang sa caniya,i, nang̃agsitangap
ay pinagcalooban niya nang capangyarihang maguing mang̃a
anac ng̃ Dios, ang mg̃a sumasampalataya sa caniyang
pang̃alan :

13 na manḡa ipinanḡanac na hindi sa dugo, ó sa calooban
caya nang lamán, ó sa calooban caya nang tauo, cungdi sa
Dios.
14 At nagcatauang tauo ang Verbo, at naquisalamuha sa
amin (at naquita namin ang caniyang calualhatian, calual-
hatiang gaya nḡ sa bugtong nang Ama), puspos nang biyaya
at nang catotohanan.

*Patotoo ni Juang Mamiminyag.*

15 Pinatotohanan siya ni Juan, at sumigao na sinabi: Ito
yaong aquing sinasabi: Ang pumaparitong sumusunod sa
aquin, ay naguing una sa aquin; sapagca,t, siya,i, una sa
aquin.
16 Sapagca,t, sa caniyang capuspusan ay tumangap tayong
lahat, at biyaya sa catumbas nang biyaya.
17 Sapagca,t, ibinigay sa pamamag-itan ni Moises ang
cautusan; ang biyaya at ang catotohanan ay dumating sa
pamamag-itan ni Jesu-Cristo.
18 Ualang tauong nacaquita cailan man sa Dios: ang bug-
tong na Anac, na nasa candunḡan nḡ Ama, siya ang *sa
caniya,i,* nagpaquilala *sa atin.*
19 At ito ang patotoo ni Juan, nang utusan nang manḡa
judío mula sa Jerusalem ang mḡa sacerdote at manḡa levita,
na sa caniya,i, itanong, ¿Sino baga icao?
20 At ipinahayag, at hindi tumangui; at ipinahayag:
Hindi aco ang Cristo.
21 At sa caniya,i, canilang itinanong; ¿Ano baga? ¿Icao
baga,i, si Elias? At sinabi niya: Hindi aco. ¿Icao baga
ang profeta? At sumagot: Hindi.
22 Sinabi nḡà nila sa caniya: ¿Sino ca baga? upang ibigay
namin ang casagutan sa mḡa sa ami,i, nag-utos. ¿Ano ang
sinasabi mo tungcol sa iyong sarili?
23 sinabi niya: Aco ang voces nang humihiyao sa ilang:
Tuntunin ninyo ang daan nang Panḡinoon, gaya nang sinabi
nang profeta Isaias.
24 At sila,i, inutusan nḡ mḡa fariseo.

25 At sa caniya,i, canilang itinanong, at canilang sinabi sa
caniya: ¿baquit ngà nagbibinyag ca cung hindi icao ang
Cristo, *at* hindi naman si Elías, *at* hindi naman ang profeta?
26 Sila,i, sinagot ni Juan na nagsabi: Aco,i, bumibinyag
nang tubig; sa guitna ninyo may isang nacatayo na hindi
ninyo naquiquilala,
27 siya ang sumusunod sa aquin, nang panali nang cani-
yang panyapac ay hindi aco carapatdapat na magcalag.
28 Ang mg̃a bagay na ito ay guinaua sa Betábara, sa daco
roon nang Jordan, na pinagbibinyagan ni Juan.
29 Sa quinabucasan ay naquita ni Juan si Jesús na luma-
lapit sa caniya, at sinabi: ¡Narito, ang Cordero nang Dios, na
nagaalis nang casalanan nang sanglibutan!
30 Ito yaong aquing sinabi: Pagcatapos co ay paparito
ang isang lalaqui, na naguing una cay sa aquin; sapagca,t,
siya,i, una cay sa aquin.
31 At hindi co siya naquiquilala; datapua,t, upang siya,i,
mahayag sa Israel, dahil dito,i, naparito aco na nagbibinyag
nang tubig.
32 At nagpatotoo si Juan, na nagsabi: Naquita co ang
Espíritu na bumababang parang calapati na galing sa lang̃it;
at dumapo sa caniya.
33 At siya,i, hindi co naquiquilala; datapua,t, ang nag-utos
sa aquin upang magbinyag nang tubig, siya,i, ang nagsabi
sa aquin: Ang maquita mong babaan nang Espíritu, at
dapuan, siya rin ang nagbibinyag nang Espíritu Santo.
34 At aquing naquita at pinatotohanang ito ang Anac nang
Dios.

*Ang mg̃a unang alagad ni Jesús.*

35 Nang quinabucasan ay naroroon uli si Juan, at ang
dalaua sa caniyang mg̃a alagad:
36 at caniyang tiningnan si Jesús samantalang siya,i, nag-
lalacad, at sinabi, ¡Narito, ang Cordero nang Dios!
37 At narinig siya nang dalauang alagad nang pagsasalita,
at sila,i, sumunod cay Jesús.
38 At lumingon si Jesús, at naquita silang sumusunod, at
nagsabi sa canila: ¿Ano ang inyong hinahanap? At sinabi

nila sa caniya: Rabí, (na cung tutuirin ay ang Maestro),
¿Saan ca tumitira?
39 Sinabi niya sa canila: Magsiparito cayo, at inyong
maquiquita. Nan̄gagsiparoon n̄gà at canilang naquita cung
saan tumitira; at sila,i, tumira sa caniya sa arao na yaon:
may man̄ga á las diez na ang oras.
40 Andrés, capatid ni Simón Pedro, ay isa sa dalauang
nacarin̄gig cay Juan, at sa caniya,i, nan̄gagsisunod.
41 Nasumpun̄gan muna niya ang caniyang capatid na si
Simón, at sa caniya,i, sinabi: Nasumpun̄gan namin ang
Mesias (na cung tutuirin, ay ang Cristo).
42 Siya,i, dinala cay Jesus. Siya,i, tinitigan ni Jesús, at
nagsabi: Icao ay si Simón, anac ni Jonás: tatauaguing cang
si Cefas (na cung tutuirin ay Pedro.*)
43 Nang quinabucasan inibig *ni Jesús* na pumaroon sa
Galilea; at caniyang nasumpun̄gan si Felipe at sa caniya,i,
sinabi ni Jesús: Sumunod ca sa aquin.
44 At si Felipe ay taga Betsaida, sa ciudad ni Andrés at ni
Pedro.
45 Nasumpun̄gan ni Felipe si Natanael, at sinabi sa caniya:
Nasumpun̄gan namin yaong isinulat ni Moisés sa cautusan,
at sa man̄ga profeta: si Jesús na taga Nazaret na anac ni José.
46 At sinabi sa caniya ni Natanael: ¿Mangyayari bagang
lumitao ang ano mang magaling sa Nazaret? Sinabi sa
caniya ni Felipe: Pumarito ca at masdan mo.
47 Naquita ni Jesús si Natanael na lumalapit sa caniya, at
sinabi tungcol sa caniya: Narito, ang tunay na taga Israel,
na sa caniya,i, ualang daya.
48 Sinabi sa caniya ni Natanael: ¿Saan mo aco naqui-
quilala? Sumagot sa caniya si Jesús, at sa caniya,i, sinabi:
Bago ca tinauag ni Felipe, nang icao ay nasa ilalim n̄g
higuera, ay quita,i, naquita.
49 Sumagot si Natanael sa caniya: Rabí, icao ang Anac
nang Dios; icao ang Hari nang Israel.
50 Sumagot si Jesús at sa caniya,i, sinabi: ¿Dahil baga sa
sinabi co sa iyo: quita,i, naquita sa ilalim nang higuera, ay

* Pedro, ang ibig sabihin, ay bato.

sumasampalataya ca? Maquiquita mo ang mañga bagay na
lalong malalaqui cay sa rito.
51 At sinabi niya sa caniya: Catotohanan, catotohanang
sinasabi co sa inyo: Maquiquita ninyong bucas ang lañgit,
at ang mña angel nang Dios na pumapanhic at nananaog sa
Anac nang tauo.

*Ang casalan sa Cana; ang tubig na naguing alac.*

2 AT nang icatlong arao ay nagcaroon nğ isang boda sa
Caná nğ Galilea: at naroroon doon ang ina ni Jesús:
2 at inanyayahan din naman si Jesús at ang caniyang mña
alagad sa casalan.
3 At nğ magculang nang alac, ang ina ni Jesús ay nagsabi
sa caniya: ¡ Uala silang alac!
4 At sinabi sa caniya ni Jesús: ¿ Babaye, ano ang ipaqui-
quialam co sa iyo? hindi pa dumarating ang aquing oras.
5 Sinabi nang caniyang ina sa mañga naglilingcod: Gauin
ninyo ang sa inyo,i, caniyang sabihin.
6 At mayroon doong anim na tapayang bato *na lalagyan*
nang tubig, na ang pagcatayo ay alinsunod sa paglilinis nang
mañga judío, na nagcacasiya sa baua,t, isa ang dalaua ó
tatlong bañga.
7 Sinabi sa canila ni Jesús: Punuin ninyo nang tubig ang
mañga tapayan. At canilang pinuno hangang sa labi.
8 At sinabi niya sa canila: Cunin ninyo nğayon at inyong
iharap sa catiuala sa dulang. At canilang iniharap.
9 At nang maticman nang catiuala sa dulang ang tubig
na naguing alac, at hindi nalalaman niya cung saan buhat
(datapua,t, nalalaman nang mañga naglilingcod, na nañgagsi-
cuha nang tubig), tinauag nang catiuala sa dulang ang esposo,
10 at sinabi niya sa caniya: Alin mang tauo ang unang
inilalagay ay ang mabuting alac; at cung nañgabubusog na,
*saca* inilalagay ang lalong masama; itinago mo ang mabuting
alac hangang nğayon.
11 Itong pasimula nang caniyang mña tanda ay guinaua ni
Jesús sa Caná nang Galilea, at ipinahayag ang caniyang
caluualhatian; at sa caniya,i, sumampalataya ang caniyang
mañga alagad.

12 Pagcatapos nito, siya,i, lumusong sa Capernaum, siya, at
ang caniyang ina, at mḡa capatid, at ang caniyang mḡa
alagad, at sila,i, hindi nanḡatira roong mahabang arao.

*Nililinis ni Jesús ang Templo.*

13 At malapit na ang pascua nang manḡa judío: at nanhic
si Jesús sa Jerusalem.
14 At nasumpunḡan sa templo yaong mḡa nagbibili nang
manḡa bacang capon, at mḡa tupa, at manḡa calapati, at ang
manḡa mamalit nḡ salapi na nanḡacaupo:
15 at guinauang isang pamalo ang mḡa lubid, at pinalayas
niya silang lahat sa templo, ang manḡa tupa, at gayon din
ang manḡa bacang capon; at ibinubo ang salapi nang manḡa
mamamalit, at guinulo ang canilang mḡa papag;
16 at sa manḡa nagbibili nang mḡa calapati, ay sinabi:
Alisin ninyo rito ang mḡa bagay na ito; huag ninyong gauin
ang bahay nang aquing Ama na bahay nang panḡanḡa-
lacal.
17 Napagalaala nang caniyang manḡa alagad na nasusulat:
Ang pagmamalasaquit nang inyong bahay ay cacainin aco.
18 Caya sumagot ang manḡa judío, at sa caniya,i, sinabi:
¿Anong tandang ipinaquiquilala mo sa amin yamang guinaua
mo ang manḡa bagay na ito?
19 Sumagot si Jesús, at sa canila,i, sinabi: Iguiba ninyo
ang templong ito, at aquing itatayo sa tatlong arao.
20 Sinabi nḡà nang manḡa judío: *Tumagal* nang apat na
puo,t, anim na taon ang pagcatayo nḡ templong ito, ¿at
itatayo mo sa tatlong arao?
21 Datapua,t, sinasalita niya ang tungcol sa templo nḡ
caniyang catauan.
22 Nang magbanḡon nḡà siya sa mḡa patay, naalaala nang
caniyang manḡa alagad na sinalita niya ito; at sumampalataya
sa Casulatan, at sa uicang sinabi ni Jesús.
23 At nang siya,i, nasa Jerusalem, sa pascua, sa capistahan,
marami ang sumampalataya sa caniyang panḡalan, sa
pagcaquita nang caniyang manḡa tandang caniyang guina-
gaua.

24 Datapua,t, si Jesús ay hindi rin ipinagcatiuala ang sarili sa canila, sapagca,t, naquiquilala niya silang lahat;
25 at sapagca,t, hindi niya quinacailañgan na sino man ay magpatotoo tungcol sa tauo, sapagca,t, naquiquilala niya ang sinasaloob nĝ tauo.

*Si Jesús ay naquipanayam cay Nicodemo tungcol sa bagong pangañganac.*

3 AT may isang lalaqui sa mañga fariseo na nagngañgalang Nicodemo, isang puno nang mañga judío:
2 ito rin ay naparoon sa caniya sa gabi, at sa caniya,i, nagsabi: Rabí, nalalaman naming icao ay isang maestro na nagbuhat sa Dios; sapagca,t, sino man ay hindi macagagaua nang mañga tanda na iyong guinagaua, maliban na cung sumasacaniya ang Dios.
3 Sumagot si Jesús at sa caniya,i, sinabi: Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa iyo, maliban na ang tauo ay ipanganac na muli ay hindi siya macacaquita nĝ caharian nĝ Dios.
4 Sinabi sa caniya ni Nicodemo: ¿Paanong maipangañgañganac ang tauo cung siya,i, matanda na? ¿Macapapasoc baga uli sa tiyan nang caniyang ina, at *saca* ipanganac?
5 Sumagot si Jesús: Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa iyo: Maliban na ang tauo,i, ipanganac nang tubig at nang Espíritu, ay hindi macapapasoc sa caharian nang Dios.
6 Ang ipinanganac na galing sa lamán, ay lamán *nĝà*; at ang ipinanganac na galing sa Espíritu, ay espíritu *nĝà*.
7 Huag cang magtaca sa aquing sinabi sa iyo: Quinacailangang cayo,i, ipanganac uli.
8 Humihihip ang hañgin cung saan ibig, at naririnig mo ang caniyang ugong, nĝuni,t, hindi mo nalalaman cung saan nangagaling, at cung saan paroroon: gayon ang baua,t, ipinanganac na galing sa Espíritu.
9 Sumagot si Nicodemo, at sa caniya,i, sinabi: ¿Paano ang pangyayari nĝ mĝa bagay na ito?

10 Sumagot si Jesús, at sa caniya,i, sinabi: ¿Icao ay
maestro sa Israel at hindi mo nalalaman ang mga bagay na
ito?
11 Catatohanan, catotohanang sinasabi co sa iyo: Ang
nalalaman namin ay sinasalita namin, at ang aming naquita
ay pinatototohanan namin; at hindi ninyo tinatangap ang
aming patotoo.
12 Cung sinabi co sa inyo ang manḡa bagay na nauucol sa
lupa at hindi ninyo aco pinaniniualaan; ¿paanong paniniua-
laan ninyo aco cung sabihin co sa inyo ang manḡa bagay
nauucol sa lanḡit?
13 At sino ma,i, hindi umaquiat sa lanḡit, cungdi ang
nanaog sa lanḡit, *sa macatuid ay* ang Anac nang tauo na
nasa lanḡit.
14 At cung paanong itinayo ni Moises sa ilang ang ahas, ay
gayon din quinacailanḡang itayo ang Anac ng tauo:
15 upang ang lahat na sumasampalataya, ay magcaroon sa
caniya nang buhay na ualang hangan.
16 Sapagca,t, dahil sa pagsinta nang Dios sa sanglibutan,
ay ibinigay ang caniyang bugtong na Anac, upang ang lahat
nḡ sa caniya,i, sumasampalataya ay huag mapahamac, cungdi
magcaroon nang buhay na ualang hangan.
17 Sapagca,t, hindi sinugo nang Dios ang Anac sa sang-
libutan upang hatulan ang sanglibutan, cungdi upang maligtas
ang sanglibutan sa pamamag-itan niya
18 Ang sumasampalataya sa caniya ay hindi hinahatulan;
ang hindi sumasampalataya ay hinatulan na, sapagca,t, hindi
sumasampalataya sa panḡalan nang bugtong na Anac nang
Dios.
19 At ito ang hatol, na naparito ang ilao sa sanglibutan at
inibig pa nḡ mḡa tauo ang cadiliman cay sa ilao; sapagca,t,
masasama ang canilang mḡa gaua.
20 Sapagca,t, ang lahat nḡ gumagaua nang masama ay
quinapopootan ang ilao, at hindi lumalapit sa ilao, upang
huag masauay ang canilang manḡa gaua.
21 Datapua,t, ang gumagaua nang catotohanan ay lumalapit
sa ilao, upang maihayag, na ang caniyang mḡa gaua ay guin-
aua *alinsunod* sa Dios.

*Bagong patotoo ni Juang Mamiminyag.*

22 Pagcatapos ng̃ mg̃a bagay na ito ay naparoon si Jesús at
ng̃ caniyang manga alagad sa lupa nang Judea; at doon siya
tumira na casama nila, at nagbibinyag.
23 At nagbibinyag din naman si Juan sa Enón, malapit sa
Salim, sapagca,t, doo,i, maraming tubig: at sila,i, nagsisipa-
roon at binibinyagan.
24 Sapagca,t, hindi pa inilalagay sa bilanguan si Juan.
25 Nagcaroon ngà ng̃ pagcacaalit ang mang̃a alagad ni Juan
at isang judío tungcol sa paglilinis.
26 At sila,i, naparoon cay Juan, at sa caniya,i, canilang
sinabi: Rabi, yaong casama mo sa daco roon nang Jordan,
na binigyan mong patotoo narito, siya rin ang nagbibinyag,
at ang lahat ay naparoroon sa caniya.
27 Sumagot si Juan at sinabi: Hindi macatatangap nang
ano man ang tauo, maliban na ipinagcaloob sa caniya mula sa
lang̃it.
28 Cayo man ay magpapatotoo sa aquin na aquing sinabi:
Aco,i, hindi ang Cristo, cungdi: Aco,i, pinaunang sugo
niya.
29 Ang nagtatangquilic sa esposa ay siyang esposo; data-
pua,t, ang caibigan nang esposo, na nacatindig at siya,i, pina-
quiquingan, ay nagagalac na mainam dahil sa voces ng̃ esposo:
itong aquing caligayahan ngà ay naganap.
30 Siya,i, quinacailang̃an lumaqui ng̃uni,t, aco,i, quinacai-
lang̃an lumiit.
31 Ang nangagaling sa itaas ay sumasaibabao nang lahat;
ang galing sa lupa, ay taga lupa, at ang ucol sa lupa ang
sinasalita: ang nangagaling sa lang̃it ay sumasaibabao nang
lahat.
32 Ang naquita at narinig̃ig ay siyang pinatototohanan, at
sino man ay hindi tumatangap nang caniyang patotoo.
33 Ang tumatangap ng̃ caniyang patotoo, ay sumasacsi, na
ang Dios ay mapagpatotoo.
34 Sapagca,t, ang sinugo nang Dios ay sinasalita ang mang̃a
salita nang Dios, sapagca,t, ibinibigay *nang Dios* ang Espíritu
na ualang sucat.

35 Sinisinta nang Ama ang Anac, at inilagay sa caniyang
camay ang lahat nang manḡa bagay.
36 Ang sumasampalataya sa Anac ay may buhay na ualang
hangan; nḡuni,t, ang hindi sumusunod sa Anac, ay hindi
maquiquita ang buhay, cungdi ang galit nang Dios ay
sumasacaniya.

*Ang babayeng taga Samaria.*

4 NANG maalaman nḡà nḡ Panḡinoon na nabalitaan nang
manḡa fariseo na si Jesús ay gumagaua at nagbibinyag
nang lalong maraming manḡa alagad cay sa cay Juan,
2 (baga man hindi nagbibinyag si Jesus cungdi ang cani-
yang manḡa alagad),
3 iniuan niya ang Judéa at naparoon uli sa Galilea.
4 Quinacailanḡang magdaan siya sa Samaria.
5 Naparoon nḡà sa isang ciudad nang Samaria na tinatauag
na Sicar, malapit sa parang na ibinigay ni Jacob cay José na
caniyang anac:
6 At naroroon doon ang balon ni Jacob. Si Jesús nḡà nḡ
napapagod sa caniyang paglacad, ay naupo nḡ gayon sa tabi
nḡ balon. Malapit na ang icaanim na oras.
7 Dumating ang isang babaye na taga Samaria na cucuha
nḡ tubig: sa caniya,i, sinabi ni Jesús: Painumin mo aco.
8 Sapagca,t, naparoon sa ciudad ang caniyang mḡa alagad
upang bumili nang pagcain.
9 Caya sinabi sa caniya nang babayeng taga Samaria:
¿Baquit icao, na judío ay humihinḡi ca nang maiinom sa
aquin, na aco,i, babayeng taga Samaria? Sapagca,t, hindi
naquiquipag-usap ang manḡa judío sa manḡa taga
Samaria).
10 Sumagot si Jesús, at sa caniya,i, sinabi: Cung mapag-
quilala mo ang caloob nang Dios, at cung sino ang sa iyo,i,
nagsasabi: Painomin mo aco; icao ay hihinḡi sa caniya, at
icao ay bibigyan niya nang tubig na buháy.
11 Sinabi sa caniya nang babaye: Guinoo, uala cang sucat
icacuha nang tubig, at malalim ang balon; ¿saan nḡà
naroroon ang iyong tubig na buháy?

12 ¿Higuit ca pa baga sa aming amang si Jacob na sa
ami,i, nagbigay nḡ balong ito; at doo,i, uminom siya, at ang
caniyang mḡa anac, at ang caniyang manḡa hayop?
13 Sumagot si Jesús at sa caniya,i, sinabi: Sino man ang
uminom nang tubig na ito ay muling mauuhao;
14 datapua,t, ang uminom nḡ tubig na sa caniya,i, aquing
ibibigay, hindi na mauuhao magpacailan man: nḡuni,t, ang
tubig na sa caniya,i, aquing ibibigay, ay maguiguing isang
balon na pangagalinḡan *nḡ tubig* na icabubuhay na ualang
hangan.
15 Sinabi sa caniya nang babaye: Guinoo, bigyan mo aco
nang tubig na ito, upang aco,i, huag mauhao, at huag
pumarito sa ganitong calayo upang umiguib pa.
16 Sinabi sa caniya ni Jesús: Lumacad ca, tauaguin mo
ang iyong asaua, at icao ay pumarito.
17 Sumagot ang babaye at sinabi sa caniya: Uala acong
asaua. Sinabi sa caniya ni Jesús: Icao ay nagsabi na
mabuti: Uala acong asaua:
18 sapagca,t, nagcaroon ca nang limang asaua; at ang nasa
iyo nḡayon ay hindi mo asaua: dito,i, sinabi mo ang catoto-
hanan.
19 Sinabi sa caniya nang babaye: Guinoo, napaghahalata
cong icao ay profeta.
20 Sumamba ang aming mḡa magulang sa bundoc na
ito, at sinasabi ninyo, na sa Jerusalem ang lugar na quinacai-
lanḡang pagsambahan.
21 Sa caniya,i, sinabi ni Jesús: Babaye, paniualaan mo
aco, dumarating ang oras, na cahi,t, sa bundoc na ito cahi,t,
sa Jerusalem, ay hindi ninyo sasambahin ang Ama.
22 Sinasamba ninyo ang hindi ninyo nalalaman: sinasamba
namin ang nalalaman namin; sapagca,t, nangagaling sa
manḡa judío ang pagcaligtas.
23 Datapua,t, dumarating ang oras, at nḡayon nḡà na
sasambahin nḡ manḡa tunay na sumasamba ang Ama sa
espíritu at sa catotohanan; sapagca,t, hinahanap nḡ Ama
ang mḡa gayon upang maguing manḡa mananamba sa
caniya.

24 Ang Dios ay Espíritu; at ang mañga sa caniya,i,
sumasamba ay quinacailañgang sumamba sa espíritu at sa
catotohanan.
25 Sinabi sa caniya nang babaye: Nalalaman co na
paparito ang Mesías (na tinatauag na Cristo): pagca siya,i,
naparito, ay ipahahayag sa atin ang lahat nang mḡa bagay.
26 Sinabi sa caniya ni Jesus: Aco na nagsasalita sa iyo
ay ang *Cristo.*
27 At sa ganito,i, dumating ang caniyang mañga alagad;
at sila,i, nañgagtaca na siya,i, naquiquipagsalitaan sa isang
babaye; gayon ma,i, sino man ay ualang nagsabi: ¿Ano
ang iyong hinahanap? ó ¿Baquit naquiquipagsalitaan sa
caniya?
28 Sa gayo,i, iniuan nang babaye ang caniyang bañga, at
naparoon sa ciudad, at sinabi sa mañga tauo:
29 Pumarito cayo, tingnan ninyo ang isang lalaqui na
sinabi sa aquin ang lahat nang aquing guinaua: ¿baca caya
ito ngà ang Cristo?
30 Lumabas sila sa ciudad, at nañgagsisiparoon sa caniya.

*Ang pagaani at ang mḡa magsasaca.*

31 Samantala ay ipinamanhic sa caniya nḡ mḡa alagad, na
sinabi: Rabí, cumain ca.
32 Datapua,t, sinabi niya sa canila: Mayroon acong cacan-
ing isang pagcain, na hindi ninyo nalalaman.
33 Ang mañga alagad ngà ay nagsabihang isa,t, isa: ¿Baca
dinalhan siya nang pagcain nang sino man?
34 Sinabi sa canila ni Jesús: Ang pagcain co ay ang aquing
gauin ang calooban nang sa aquin ay nagsugo, at aquing
tuparin ang caniyang gaua.
35 ¿Hindi baga sinasabi ninyo: May apat na buan pa *bago*
dumating ang pagaani? Narito, sa inyo,i, aquing sinasabi:
Idilat ninyo ang inyong mañga mata, at inyong tingnan ang
mañga buquid, na mapuputi na upang anihin.
36 Ang umaani ay tumatangap nḡ upa, at nagtitipon nḡ
bunḡa upang sa buhay na ualang hangan: upang ang nagha-
hasic at ang umaani ay magalac na capua.

37 Sapagca,t, dito,i, catotohanan ang casabihan: Isa ang
naghahasic, at iba ang umaani.
38 Cayo,i, inutusan co upang inyong anihin ang hindi ninyo
pinagpagalan: iba ang manḡa nagpagal, at cayo,i, siyang
pumasoc sa canilang pinagpagalan.
39 At marami sa manḡa taga Samaria sa ciudad na yaon
ay sa caniya sumampalataya, dahil sa salita nḡ babaye na
nagpapatotoo: Sa aquin ay sinabi ang lahat nḡ aquing
guinaua.
40 Caya nḡ sa caniya,i, dumating ang mḡa taga Samaria, ay
sa caniya,i, ipinamanhic na matira sa canila: at natira roong
dalauang arao siya.
41 At lalong marami ang sumampalataya sa caniya dahil
sa caniyang salita;
42 at sinasabi nila sa babaye: Nḡayo,i, sumasampalataya
hindi dahil sa pananalita mo: sapagca,t, cami rin ang
nacarinḡig, at catotohanang nalalaman naming siya ang
Tagapagligtas sa sanglibutan.

*Pagpapagaling sa anac nḡ isang guinoo sa caharian.*

43 At pagcaraan nḡ dalauang arao ay umalis doon, *at
naparoon* sa Galilea.
44 Sapagca,t, si Jesús din ang nagpatotoo, na ang profeta sa
caniyang sariling lupain ay ualang capurihan.
45 Nang siya nḡa,i, dumating sa Galilea, ay tinangap siya
nang manḡa taga Galilea, nḡ canilang maquita ang lahat
nḡ mḡa bagay na caniyang guinagaua sa Jerusalem sa
capistahan; sapagca,t, sila naman ay naparoon din sa
fiesta.
46 Naparoon nḡang muli *si Jesús* sa Cana nḡ Galilea, na
doo,i, caniyang pinapaguing alac ang tubig: at may isang
mahal na tauo na ang anac na lalaqui ay may saquit sa
Capernaum.
47 Nang mabalitaan niya na si Jesús ay dumarating sa
Galilea na mula sa Judea, ay naparoon sa caniya at ipina-
manhic na bumaba at pagalinḡin ang caniyang anac; sapag-
ca,t, naghihinḡalo.

48 Sinabi ngã sa caniya ni Jesús: Maliban na cayo,i,
macacaquita ng mga tanda at cababalaghan ay hindi cayo
sasampalataya sa ano mang paraan.
49 Ang mahal na tauo ay nagsabi sa caniya: Guinoo,
bumaba ca bago mamatay ang aquing anac.
50 Sinabi sa caniya ni Jesús: Humayo ca, buháy ang anac
mo. Sumampalataya ang lalaqui sa salita na sinabi sa
caniya ni Jesús, at yumao.
51 At samantalang siya,i, bumababa, ay sinalubong siya ng
caniyang mga alipin na sinabi, na ang caniyang anac ay
buhay.
52 Caniyang tinanong ngã sila cung anong oras nagpasimula
ang paggaling. Sa caniya ngã,i, canilang sinabi: Cahapon
ng á las siete hinibasan siya ng lagnat.
53 Naunaua ngã ng ama, na sa oras na yaon ng sabihin sa
caniya ni Jesús: Buhay ang anac mo: at sumampalataya siya
at ang boong casambahay niya.
54 Itong pangalauang tanda na guinaua ni Jesús ng siya,i,
pumaroon sa Galilea na mula sa Judea.

*Pagpapagaling sa lumpo sa Bethesda.*

5 PAGCATAPOS ng manga bagay na ito,i, nagcaroon ng
fiesta ang mga judío, at umahon si Jesús sa Jerusalem.
2 At mayroon sa Jerusalem, sa tabi ng *pinto* ng mga tupa,
ay may isang estanque,* nasa uicang hebreo ay tinatauag na
Bethesda, na may limang pintuan.
3 Na sa mga ito ay nangahahandusay ang marami sa
canilang mga may saquit, mga bulag, mga pilay, mga
natutuyo, na nangagsisipaghintay sa paggalao ng tubig.
4 Sapagca,t, bumababa ang isang angel ng Panginoon sa
manga tanging panahon sa estanque at hinahalo ang tubig:
at ang unang manaog sa estanque, pagcatapos na mahalao
ang tubig, ay gumagaling sa ano mang saquit na dinaram-
dam.
5 At naroroon ang isang lalaqui na may tatlong puo,t,
ualong taon nang may saquit.

* Tinatauag na estanque ang tánque ó tipunán nang tubig.

6 Nang maquita ni Jesús siya na nacahandusay, at mapag-
quilalang malaon nḡ panahong may *saquit*, ay sinabi sa
caniya: ¿Ibig mo bagang gumaling?
7 Sumagot sa caniya nḡ may saquit: Guinoo uala acong
tauo na maglusong sa aquin sa estanque paghalo sa tubig,
datapua,t, samantalang aco,i, naparoroon ay nacalusong na
muna ang iba.
8 Sinabi sa caniya ni Jesús: Magtindig ca, dalhin mo ang
iyong hihigan, at lumacad ca.
9 At pagdaca,i, gumaling ang lalaqui at dinala ang caniyang
hihigan, at lumacad.
10 At niyao,i, arao nḡ sabado. Sinabi nḡà nḡ mḡa judío sa
caniya na pinagaling: *Nḡayo,i,* sabado: hindi matuid na
dalhin mo ang iyong hihigan.
11 Nḡuni,t, sila,i, sinagot niya: Ang nagpagaling sa aquin
ang siya ring sa aqui,i, nagsabi: Dalhin mo ang iyong
hihigan, at lumacad ca.
12 Tinanong nila siya: ¿Sino ang tauong sa iyo,i, nagsabi:
Dalhin mo ang *iyong hihigan* at lumacad ca?
13 Nḡuni,i, hindi nalalaman nḡ pinagaling cung sino;
sapagca,t, si Jesús ay humiualay, *sapagca,t,* nasa lugar na
yaon ang isang caramihan.
14 Pagcatapos ay nasumpunḡan siya ni Jesús sa templo, at
sa caniya,i, sinabi: Narito, icao ay gumaling: huag ca nḡ
magcasala, upang huag mangyari sa iyo ang lalong masama.
15 Umalis ang tauo at sinabi niya sa mḡa judío, na si Jesús
ang sa caniya,i, nagpagaling.

*Si Jesús ay napaquilalang Anac nḡ Dios, isa lamang siya at ang Ama.*

16 At dahil dito,i, pinag-uusig nḡ mḡa judío si Jesús, at
sapagca,t, guinagaua ang mḡa bagay na ito sa sabado.
17 Datapua,t, sinagot sila ni Jesús: Hanga nḡayo,i, guma-
gaua ang aquing Ama, at aco,i, gumagaua.
18 Dahil dito,i, lalo nḡ pinagsisicapan nḡ mḡa judío na
siya,i, patayin, sapagca,t, hindi lamang di ipinanḡinḡilin ang
sabado, cungdi naman tinatauag na caniyang Ama ang Dios,
na naquiquipantay sa Dios.

19 Caya sumagot si Jesus, at sinabi sa canila; Catotohanan,
catotohanang, sinasabi co sa inyo: Hindi macagagaua ang
Anac sa caniyang sarili nḡ ano man, cungdi ang maquitang
gauin nḡ Ama; sapagca,t, ang lahat nḡ bagay na caniyang
guinagaua, ay gayon din ang guinagaua nḡ Anac.
20 Sapagca,t, sinisinta nḡ Ama ang Anac, at sa caniya,i.
ipinaquiquita ang lahat nḡ bagay na caniyang guinagaua: at
lalong malalaquing gaua cay sa manḡa ito ang sa caniya,i,
ipaquiquita, upang cayo,i, manguilalas.
21 Sapagca,t, palibhasa,i, ibinabanḡon nḡ Ama ang mḡa
patay, at sila,i, binubuhay, gayon din naman binubuhay nḡ
Anac ang caniyang mḡa ibig.
22 Sapagca,t, sino ma,i, hindi hinahatulan nḡ Ama, cungdi
ipinagcaloob sa Anac ang boong paghatol;
23 upang paunlacan nang lahat ang Anac, na gaya nḡ
pagpapaunlac sa Ama. Ang hindi nagpapaunlac sa Anac ay
hindi nagpapaunlac sa Ama na sa caniya,i, nagsugo,
24 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Ang
dumiriniḡig nang aquing uica, at sumasampalataya sa nagsugo
sa aquin, ay may buháy na ualang hangan, at hindi mapapasoc
sa paghatol, cungdi lumipat na sa cabuhayan mula sa
camatayan.
25 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Darat-
ing ang oras, at nḡayon nḡà, na mariringig nḡ mḡa patay ang
voces nḡ Anac nḡ Dios; at ang mḡa macariniḡig ay manḡabu-
buhay.
26 Sapagca,t, sa paraan ang Ama ay may buhay sa caniyang
sarili, ay gayon din namang binigyan ang Anac na magcaroon
nḡ buhay sa caniyang sarili:
27 at binigyan siya nḡ capangyarihang macahatol, sapagca,t,
siya,i, Anac nḡ tauo.
28 Huag cayong magtaca nito: sapagca,t, dumarating ang
oras na ang lahat nḡ mḡa nasa libinḡan ay macacariniḡig nḡ
caniyang voces at manḡagsisilabas:
29 ang mḡa nagsigaua nḡ magaling, ay sa pagcabuhay na
mag-uli sa buhay: at ang mḡa nagsigaua nḡ masama ay sa
pagcabuhay na mag-uli sa paghatol.

30 Hindi aco macagagaua ng̃ ano man sa aquing sarili:
humahatol aco ayon sa aquing naririnĝig, at ang paghatol
co, ay matuid, sapagca,t, hindi co pinagsisicapan ang aquing
sariling calooban, cungdi ang calooban niyong nagsugo sa aquin.
31 Cung aco,i, nagpapatotoo sa aquing sarili, ang patotoo co
ay hindi catotohanan.
32 Iba ang nagpapatotoo sa aquin, at talastas co na ang
patotoo na sinasacsihan sa aquin, at talastas co na ang patotoo
na sinasacsihan sa aquin ay catotohanan.
33·Cayo,i, nagsugo cay Juan, at *siya,i,* nagpatotoo sa
catotohanan.
34 Datapua,t, ang patotoo na aquing tinatangap ay hindi
mula sa tauo; gayon ma,i, sinasabi co ang mg̃a bagay na ito
upang cayo,i, maligtas.
35 Siya,i, ang ilaoang nagniningas at lumiliuanag; at inibig
ninyong cayo,i, magsayang sumandali sa caniyang ilao.
36 Datapua,t, mayroon acong lalong malaquing pagpapa-
totoo cay *sa cay* Juan; sapagca,t, ang mg̃a gauang ibinigay sa
aquin ng̃ aquing Ama, upang tuparin, ang gayon ding mg̃a
gaua na aquing guinagaua ay nagpapatotoo tungcol sa aquin
na aco,i, sinugo ng̃ Ama.
37 At ang Ama na nagsugo sa aquin, ay siyang nagpatotoo
tungcol sa aquin. Cailan ma,i, hindi ninyo narinĝig ang
caniyang voces at hindi ninyo naquita ang caniyang anyo.
38 At hindi nananatili sa inyo ang caniyang uica: sapagca,t,
hindi cayo sumasampalataya sa caniyang sinugo.
39 Salicsiquin ninyo ang mg̃a Casulatan; sapagca,t, iniisip
ninyo na doon naroroon ang inyong buhay na ualang hangan,
at ang mg̃a *Casulatang* ito ang siyang nagpapatotoo tungcol
sa aquin.
40 At aayao cayong lumapit sa aquin, upang cayo,i,
magcaroon ng̃ buhay.
41 Hindi aco tumatangap ng̃ capurihan sa mg̃a tauo.
42 Datapua,t, naquiquilala co cayo, na hindi sumasainyo
ang pag-ibig sa Dios.
43 Naparito aco sa pangalan ng̃ aquing Ama, at hindi ninyo
aco tinatanagp: cung iba ang pumarito sa caniya ring panĝa-
lan, yaon ay inyong tatangapin.

44 ¿ Paanong mangyayaring manampalataya, cayong nag-
tatangapan sa isa,t, isa ng̃ capurihan, at hindi ninyo
pinagsisicapan ang capurihang sa iisang Dios *nangaga-
ling ?*
45 Huag ninyong acalaing cayo,i, aquing isusumbong sa
Ama: may isang nagsusumbong sa inyo si Moisés, vaong
inyong inaasahan.
46 Sapagca,t, cung cayo,i, sumampalataya cay Moises, ay
sasampalataya cayo sa aquin, sapagca,t, tungcol sa aquin
siya,i, sumulat.
47 Ng̃uni,t, cung hindi cayo sumasampalataya sa caniyang
mg̃a sulat, ¿ paanong sasampalataya cayo sa aquing mg̃a
salita ?

*Ang pagpaparami ng̃ mang̃a tinapay.*

6 PAGCATAPOS ng̃ mg̃a bagay na ito, si Jesús ay naparoon
sa cabilang ibayo ng̃ dagat ng̃ Galilea na siyang *dagat* ng̃
Tiberias.
2 At sumusunod sa caniya ang lubhang maraming tauo
sapagca,t, canilang naquiquita ang mang̃a tanda na guinagaua
niya sa mg̃a may saquit.
3 At umahon si Jesús sa bundoc, at doo,i, umupo na casama
ng̃ caniyang mg̃a alagad.
4 At malapit na ang pascua, na fiesta ng̃ mg̃a judío.
5 At idinilat ng̃à ni Jesús ang caniyang mg̃a mata at
naquita niya ang lubhang maraming tauong sa caniya,i,
lumalapit, at sinabi cay Felipe: ¿ Saan tayo bibili ng̃ tinapay
upang mang̃agsicain ito ?
6 At ito,i, caniyang sinabi sa caniya upang siya,i, ticman;
sapagca,t, nalalaman na niya ang caniyang gagauin,
7 Sumagot si Felipe sa caniya: Hindi magcacasiya sa
canila ang dalauang daang denariong* tinapay upang macacain
nang caunti ang baua,t, isa.
8 Sinabi sa caniya ng̃ isa sa caniyang mg̃a alagad, ni
Andrés capatid ni Simón Pedro:

* Culang na anim na puo,t, ualong piso.

9 Isang batang lalaqui ay naririto na mayroong limang
tinapay na cebada at dalauang isda; ¿datapua,t, gaano na ito
sa ganiyang caraming tauo?
10 Sinabi ni Jesús: Inyong pahiliguin ang mḡa tauo. At
madamo sa lugar na yaon: nanḡagsihilig nḡà ang may mḡa
limang libong lalaqui ang bilang.
11 Dinampot nḡà ni Jesús ang mḡa tinapay, at nḡ siya,i,
macapagpasalamat ay ipinamahagui sa mḡa nanḡacahilig; at
gayon din naman ang mḡa isda, cung gaano ibiguin nila.
12 At nḡ sila,i, mabusog sinabi niya sa caniyang mḡa
alagad: inyong tipunin ang mḡa pinagpirapirasong lumabis
upang huag mḡa sayang.
13 Canila nḡang tinipon at pinuno ang labing dalauang
bacol nḡ mḡa pinagpirapiraso niyong limang tinapay na
cebada, na lumabis sa mḡa nagsicain.
14 Caya,t, nḡ maquita nḡ mḡa tauo ang guinauang tanda ni
Jesús, ay canilang sinabi: Totoong ito ang profeta na
paririto sa sanglibutan.
15 At nḡ mahalata ni Jesús na sila,i, nanḡagsisilapit at
siya,i, aagauin upang siya,i, gauing hari, ay muling nagbalic
sa bundoc, na nag-iisa.

*Si Jesús ay lumalacad sa ibabao nḡ dagat.*

16 At nḡ dumating hapon, ay bumaba ang caniyang mḡa
alagad sa dagat;
17 at nanḡagsilulan sila sa isang daong at canilang tinauid
ang dagat *na ang tunḡo,i,* sa Capernaum. At madilim na, ay
hindi pa dumarating sa canila si Jesús.
18 At lumalaqui ang mḡa *alon* sa dagat dahil sa isang
malacas na hanḡing humihihip.
19 Nang sila nḡà,i, nacagaod na nḡ may mḡa dalauang
puo,t, lima o tatlong puong estadio,† ay canilang naquita na
lumalacad si Jesús sa ibabao nḡ dagat, at lumalapit sa daong;
at sila,i, nanḡahintacutan.
20 Datapua,t, sinabi niya sa canila: Aco nḡà, huag cayong
matacot.

† Baua,t. dalauang puo,t, siyam na estadio ay may isang legua natin.

21 Ninanasa ngà nila na siya,i, tangapin sa daong; at
pagdaca,i, dumating ang daong sa lupang canilang tinutumpa.

*Si Jesús, tinapay nḡ cabuhayan sa mḡa nananampalataya.*

22 Quinabucasan ay naquita nḡ mḡa tauo na nasa cabi-
lang ibayo nḡ dagat, na doo,i, ualang ibang maliit na daong
cungdi isa, at hindi lumulan si Jesús na casama nḡ caniyang
mḡa alagad sa daong, cungdi nanḡag-iisang lumayag ang
caniyang mḡa alagad;
23 (gayon man'may maliliit na daong na nanḡagsidating na
mula sa Tiberias, malapit sa lugar na canilang quinainan nḡ
tinapay, pagcatapos na macapagpasalamat ang Panḡinoon):
24 nḡ maquita ngà nang caramihan na uala roon si Jesús,
at ang caniyang mḡa alagad man, ay nanḡagsilulan sila sa
maliliit na daong, at sila,i, napasa Capernaum, na hinanap si
Jesús.
25 At nḡ siya,i, canilang masumponḡan sa cabilang ibayo
nḡ dagat, ay canilang sinabi sa caniya; Rabí ¿cailan ca
dumating dito?
26 Sinagot sila ni Jesús at sinabi; Catotohanan, catotoha-
nang sinasabi co sa inyo: Aco,i, inyong hinahanap, hindi
dahil sa inyong naquitang manḡa tanda, cungdi dahil sa cayo,i,
cumain nḡ tinapay, at cayo,i, nanḡabusog.
27 Manḡagsigaua cayo, hindi dahil sa pagcaing napapanis,
cungdi dahil sa pagcaing tumatagal sa buhay na ualang
hangan, na ibibigay sa inyo nḡ Anac nḡ tauo; sapagca,t,
siyang tinatacan nḡ Ama, na Dios.
28 Caya,t, sa caniya,i, canilang sinabi; ¿Ano ang dapat
naming gauin upang aming gauin ang mḡa gaua nḡ Dios?
29 Sumagot si Jesús at sa canila,i, sinabi; Ito ang gaua nḡ
Dios, na inyong sampalatayanan yaong caniyang sinugo.
30 Sinabi ngà nila sa caniya; ¿Ano ngà ang iyong guina-
gaua na pinacatanda, upang aming maquita at sampalatayanan
ca namin? ¿Ano ang guinagaua mo?
31 Cumain ang aming mḡa magulang nang mana sa ilang,
gaya nḡ nasusulat. Tinapay nḡ lanḡit ang sa canila,i,
pinacain.

32 Sinabi ngà sa canila ni Jesús; Catotohanan, catotohanang
sinasabi co sa inyo: Cayo,i, hindi binigyan ni Moisés ng̃
tinapay na mula sa lan̄git, datapua,t, ang aquing Ama ay
binibigyan cayo ng̃ tunay na tinapay na mula sa lan̄git.
33 Sapagca,t, ang tinapay ng̃ Dios ay yaong bumababa na
mula sa lan̄git, at nagbibigay buhay sa sanglibutan.
34 Sa caniya ng̃a,i, canilang sinabi; Pan̄ginoon, ibigay
mong palagui sa amin ang tinapay na ito.
35 Sa canila,i, sinabi ni Jesús; Aco ang tinapay ng̃ cabuha-
yan; ang lumalapit sa aquin, cailan ma,i, hindi magugutom;
at ang sumasampalataya sa aquin, cailan may hindi mauuhao.
36 Datapua,t, sinabi co sa inyo, na naquita ninyo aco, at
gayon ma,i, hindi sumasampalataya.
37 Lahat ng̃ ibinibigay sa aquin ng̃ Ama, ay lalapit sa
aquin; at ang lumalapit sa aquin sa ano mang paraan ay
hindi co itataboy.
38 Sapagca,t, bumaba acong mula sa lan̄git, hindi upang
gauin *co* ang quing sariling calooban, cungdi ang calooban
nang nagsugo sa aquin.
39 At ang calooban nang nagsugo sa aquin ay ito: na lahat
na ibinigay sa aquin, ay huag cong iuala, cungdi ibangon sa
huling arao.
40 Ito ngà ang calooban ng̃ aquing Ama, na ang lahat na
nacaquiquita sa Anac, at sa caniya,i, sumasampalataya ay
magcamit ng̃ ualang hangang buhay, at ibabangon co siya sa
huling arao.
41 Caya,t, pinagbubulong-bulun̄ganan siya ng̃ mg̃a judío,
sapagca,t, caniyang sinabi: Aco ang tinapay na bumaba na
mula sa lan̄git.
42 At canilang sinasabi; ¿Hindi baga ito,i, si Jesús, Anac
ni José, na naquiquilala natin ang caniyang ama at ina?
¿Baquit ng̃ayon ay sinasabi niya: Aco,i, bumaba mula sa
lan̄git?
43 Sumagot si Jesús, at sa canila,i, sinabi Huag cayong
man̄gagbulong-bulun̄ganan.
44 Sino ma,i, hindi macalalapit sa aquin, maliban na ang
Ama na nagsugo sa aquin ay siya dalhin *sa aquin;* at siya,i,
ibabangon co sa huling arao.

45 Nasusulat sa mḡa profeta: At tuturuan silang lahat nḡ
Dios. Sino mang nacarinḡig sa Ama, at nagaral, ay puma-
parito sa aquin.
46 Sino ma,i, hindi nacaquita sa Ama cungdi yaong mula
sa Dios, siyang nacaquita sa Ama.
47 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Ang
sumasampalataya ay may buhay na ualang hangan.
48 Aco ang tinapay nḡ cabuhayan.
49 Nanḡagsicain ang inyong mḡa magulang nḡ mana sa
ilang, at nanḡamatay.
50 Ito ang tinapay na bumabang mula sa langit, upang ang
tauong macacain ay huag mamatay.
51 Aco ang tinapay na buhay na bumabang mula sa lanḡit:
cung ang sino man ay cumain nḡ tinapay na ito ay mabubu-
hay magpacailan man: tunay, at ang tinapay na aquing
ibibigay ay ang aquing lamán, sa icabubuhay nḡ sanglibutan.
52 Nagtatalo nḡang isa,t, isa ang mḡa judío, na sinasabi:
¿Paanong maipacacain sa atin nḡ tauong ito ang caniyang
lamán?
53 Sinabi nḡà sa canila ni Jesús: Catotohanan, catotohanang
sinasabi co sa inyo: Maliban na cayo cumain nḡ lamán nḡ
Anac nḡ tauo at uminom nḡ caniyang dugo ay uala cayong
buhay sa inyo.
54 Ang cumacain nḡ aquing lamán, at umiinom nḡ aquing
dugo ay may buhay na ualang hangan; at siya,i, ibabanḡon
co sa huling arao.
55 Sapagca,t, ang aquing lamán ay tunay na pagcain; at
ang aquing dugo ay tunay na inumin.
56 Ang cumacain nḡ aquing lamán, at umiinom nḡ aquing
dugo siya,i, nananahan sa aquin at aco,i, sa caniya.
57 Cung paano ang pagcasugo sa aquin nang Amang
buhay, at aco,i, nabubuhay sa pamamag-itan nḡ Ama, gayon
din naman ang cumacain sa aquin, siya,i, nama,i, mabubuhay
sa pamamag-itan co.
58 Ito ang tinapay na bumabang mula sa lanḡit; hindi gaya
nḡ *inyong* manḡa magulang na nanḡagsicain *nḡ mana* at
nanḡamatay: ang cumacain nḡ tinapay na ito ay mabubuhay
magpacailan man.

59 Sinabi niya ang mḡa bagay na ito sa sinagoga, nḡ siya,i,
nagtuturo sa Capernaum.

*Si Jesús ay pinabayaan nḡ marami sa caniyang mḡa alagad.—Pagpapahayag ni Pedro.*

60 Marami ngà sa caniyang mḡa alagad nḡ mariñgig *ito*
ay nañgagsabi: Matigas ang pananalitang ito: ¿Sino ang
macariringig?
61 Datapua,t, pagcaalam ni Jesús sa caniyang sarili na
nagbubulong-buluñgan ang caniyang mḡa alagad tungcol dito,
sa canila,i, sinabi: ¿Ito baga ang sa inyo,i, nacapagpapatisod?
62 ¿*Ano ang inyong iisipin*, cung maquita ninyo ang Anac
nḡ tauo na pumanhic sa quinalalagyan nḡ una?
63 Ang espiritu ang siyang bumubuhay; hindi pinaqui-
quinabañgan ang lamán: ang mḡa sabing sinalita co sa inyo
ay espíritu at buhay.
64 Datapua,t, may ilan sa inyong hindi sumampalataya.
Sapagca,t, buhat pa nang una,i, talastas na ni Jesús cung
sino sino ang mḡa hindi sumasampalataya, at cung sino ang
sa caniya,i, magcacanulo.
65 At sinabi niya: Dahil dito,i, sinabi co sa inyo, na sino
man ay hindi nacaparirito sa aquin maliban na pahintulot sa
caniya nḡ Ama.
66 Caya,t, marami sa caniyang mḡa alagad ay nañgag-
sitalicod sa caniya, at hindi na sumasama sa caniya.
67 Caya sinabi ni Jesús sa labingdalaua· ¿Ibig baga ninyong
mañgagsialis din naman?
68 Sinagot siya ni Simón Pedro: Pañginoon, ¿canino cami
paroroon? Icao ay may mḡa salitang icabubuhay na ualang
hangan.
69 At cami,i, sumasampalataya at naquiquilala namin na
icao ay ang Isang Santo nḡ Dios.
70 Sinagot sila ni Jesús: ¿Hindi baga hinirang co cayong
labingdalaua, at ang isa sa inyo ay diablo?
71 At sinasalita niya,i, si Judas, *anac* ni Simón Iscariote.
Sapagca,t, siya,i, ang sa caniya,i, magcacanulo, isa sa labing-
dalaua.

*Caualang pagsampalataya ng̃ mg̃a capatid ni Jesús.*

7 AT pagcatapos ng̃ mg̃a bagay na ito ay naglalacad si Jesús
sa Galilea, sapagca,t, ayao maglacad sa Judea, dahil sa
pinagpipilitan ng̃ mg̃a judíong siya,i, patayin.
2 At malapit na ang fiesta ng̃ mg̃a judío, ang fiesta ng̃
mang̃a Tabernaculo.*
3 Sinabi ng̃à sa caniya ng̃ caniyang mg̃a capatid: Umalis
ca rito, at pumaroon ca sa Judea, upang maquita naman ng̃
iyong mg̃a alagad ang iyong mg̃a gauang guinagaua mo.
4 Sapagca,t, hindi gumagaua sino man ng̃ ano mang bagay
na lihim, at sa caniyang sarili ay nagsisicap na siya,i, maqui-
lala sa hayag; Cung guinagaua mo ang mg̃a bagay na ito,
paquilala ca sa sanglibutan.
5 Sapagca,t, cahi,t, ang caniyang mg̃a capatid man ay
hindi sumasampalataya sa caniya.
6 Caya,t, sinabi sa canila ni Jesús: Hindi pa dumarating
ang aquing panahon: datapua,t, laguing nahahanda ang
inyong panahon.
7 Hindi mangyayaring cayo,i, capootan ng̃ sanglibutan;
ng̃uni,t, aco,i, quinapopootan, sapagca,t, siya,i, aquing pinato-
tohanan na masasama ang caniyang mang̃a gaua.
8 Umahon cayo sa fiesta: aco,i, hindi pa umaahon sa
fiestang ito, sapagca,t, hindi pa nagaganap ang aquing
panahon,
9 at ng̃ masabi sa canila ang mang̃a bagay na ito, ay natira
siya sa Galilea.

*Si Jesús ay nagtuturo sa Templo ng̃ capistahan ng̃ mg̃a tabernaculo.—Pagtatalo ng̃ mg̃a Judío dahil sa caniya.—Pinagpipilitan nilang siya,i, hulihin.*

10 Datapua,t, nang mang̃a caahon na ang caniyang mg̃a
capatid sa fiesta, ng̃ magcagayo,i, umahon naman siya, hindi
sa hayag, cungdi uari sa lihim.

* Sa capistahang ito,i, ang bayang judío,i, nagtatayo ng̃ mg̃a dampa sa parang at doo,i, tumitira so loob ng̃ ualong arao.

11 Hinahanap ngà siya nang mḡa judío sa fiesta, at canilang
sinasabi: ¿Saan naroon siya?
12 At nagcaroon nḡ malaquing manḡa pagbubulong-bulun-
ḡan tungcol sa caniya ang caramihan: sinasabi nḡ iba: Siya,i,
tauong mabuti. Sinasabi nḡ iba: Hindi, cungdi nangdadaya
sa caramihan.
13 Gayon ma,i, sino ma,i, hindi nagsasalita nḡ hayag
tungcol sa caniya dahil sa tacot sa manḡa judío.
14 Datapua,t, sa calaguitnaan nḡ capistahan ay umahon si
Jesús sa templo at nagtuturo.
15 Nanḡagtataca ngà ang mḡa judío, na sinasabi: ¿Baquit
marunong ang tauong ito nḡ mḡa letra, na hindi nag-aral
cailan man?
16 Sinagot ngà sila ni Jesús at sinabi: Ang aral co ay
hindi aquin cungdi doon sa nagsugo sa aquin.
17 Cung ang sino man ay nag-iibig gumaua nḡ caniyang
calooban ay maquiquilala sa aral, cung mula sa Dios, ó *cung*
aco,i, nagsasalita nḡ mula sa aquing sarili.
18 Ang nagsasalita nang mula sa caniyang sarili,i, hinaha-
nap ang caniyang sariling calualhatian, datapua,t, ang
humahanap nḡ calualhatian niyaong sa caniya,i, nagsugo,
ang gayon ay mapagpatotoo, at sa caniya,i, ualang calicuan.
19 ¿Hindi baga ibinigay sa inyo ni Moisés ang cautusan?
¡at sino man sa inyo ay hindi guinagaua ang cautusan!
¿Baquit pinagsisicapan ninyong aco,i, patayin?
20 Sumagot ang caramihan: Mayroon cang demonio:
¿Sino ang nagsisicap na icao ay patayin?
21 Sumagot si Jesús at sa canila,i, sinabi: Isang bagay
ang aquing guinaua at cayo ay nagtataca.
22 Dahil dito,i, ibinigay sa inyo ni Moisés ang pagtutuli
(hindi sa ito,i, cay Moisés, cungdi sa manḡa magulang); at
tinutuli ninyo sa sabado ang lalaqui.
23 Cung tinatangap nang lalaqui ang pagtutuli sa sabado
upang huag labaguin ang cautusan ni Moisés, ¿nagagalit
cayo sa aquin dahil sa pinagaling cong lubos ang isang tauo
sa sabado?
24 Huag cayong humatol ayon sa anyo, datapua,t, humatol
cayo nḡ matuid na paghatol.

25 Sinabi ng̃à ng̃ ilang mg̃a taga Jerusalem: ¿Hindi baga
ito ang canilang pinagsisicapan upang siya,i, patayin?
26 At narito, hayag na nagsasalita at ualang ano mang
sinasabi sila sa caniya: ¿Napagquilala cayang tunay ng̃ mg̃a
puno, na ito ang Cristo?
27 Gayon ma,i, nalalaman namin ang tauong ito cung taga
saan: datapua,t, pagca pumarito si Cristo, sino ma,i, ualang
macaaalam cung taga saan siya.
28 Sumisigao ng̃à si Jesús sa templo na nagtuturo at
sinasabi: Aco,i, inyong naquiquilala at gayon din nalalaman
ninyo cung taga saan aco; at hindi aco nangaling sa aquin
din, datapua,t, ang nagsugo sa aquin ay tunay, na hindi
ninyo naquiquilala.
29 Siya,i, naquiquilala co: sapagca,t, aco,i, mula sa caniya
at siya ang nagsugo sa aquin.
30 Pinagsisicapan ng̃à nila siyang hulihin: at sino ma,i,
ualang sumungab sa caniya, palibhasa,i, hindi pa dumarating
ang caniyang oras.
31 Datapua,t, sa caramihan ay maraming sumampalataya
sa caniya; at nang̃agsasabi: ¿Pagca pumarito ang Cristo ¿ay
gagaua pa baga ng̃ lalong maraming tanda cay sa mang̃a
guinaua ng̃ tauong ito?
32 Nadinig ng̃ mg̃a fariseo ang bulong-bulung̃an ng̃ cara-
mihan tungcol sa caniya; at nagsugo ang mg̃a puno ng̃ mg̃a
sacerdote at ang mg̃a fariseo sa mg̃a alguacil upang siya,i,
canilang hulihin.
33 Sinabi ng̃à ni Jesús: Maquiquisama pa aco sa inyong
sandaling panahon, at aco,i, paroroon sa nagsugo sa aquin
34 Hahanapin ninyo aco at hindi ninyo aco masusumpu-
ng̃an; at cung saan aco naroroon ay hindi cayo macaparo-
roon.
35 Nang̃agsang-usapan ng̃à ang mg̃a judío: ¿Saan paroroon
ang tauong ito na hindi natin masusumpung̃an?
¿Siya caya,i, paroroon sa mg̃a nagsisipang̃alat sa mga griego,
at mang̃agtuturo sa mg̃a griego?
36 ¿Ano ang salitang ito na caniyang sinabi: Hahanapin
ninyo aco ay hindi ninyo aco masusumpung̃an, at cung saan
aco naroroon ay hindi cayo macaparoroon?

37 At sa huling arao, na daquila ng̃ fiesta, si Jesús ay
tumitindig at sumisigao, na sinasabi: Cung sino man ay
nauuhao ay pumarito sa aquin at uminoom.
38 Ang sumasampalataya sa aquin, ayon sa sinabi ng̃
Casulatan, mg̃a ilog ng̃ tubig na buhay ang aagos sa caniyang
tiyan.
39 Ng̃unit ito,i, sinalita niya tungcol sa Espíritu na
tatangapin ng̃ mg̃a sumampalataya sa caniya; sapagca,t,
hindi pa *ipinagcacaloob* ang Espíritu Santo, sapagca,t, si
Jesús ay hindi pa pinalulualhati.
40 *Ang ilan* ng̃à sa caramiha,i, ng̃ marinig ang manḡa
salitang ito, ay nanḡagsabi: Tunay na ito ang profeta.
41 Sinasabi ng̃ mg̃a iba: Ito ang Cristo. Datapua,t,
sinasabi nang ilan. Ano, ¿ Sa Galilea baga manggagaling
ang Cristo?
42 ¿ Hindi baga sinabi ng̃ Casulatan na ang Cristo,i, mangga-
galing sa binhi ni David, at sa Betlehem, ang bayang
quinaroonan ni David?
43 Caya ng̃à nanḡagtatalo ang mg̃a tauo dahil sa caniya.
44 At ibig ng̃ ilan sa canila na siya,i, canilang hulihin;
datapua,t, sino ma,i, hindi sumungab sa caniya.
45 Naparoon ng̃à ang mg̃a alguacil sa mg̃a puno nang mg̃a
sacerdote at sa mg̃a fariseo; at sila,i, nagsabi sa canila:
¿ Baquit hindi ninyo siya dinala?
46 Nanḡagsisagot ang mg̃a alguacil: cailan ma,i, ualang
tauong nagsalita ng̃ gayon.
47 Sinagot ng̃à sila ng̃ mg̃a fariseo; ¿ Cayo baga naman ay
mg̃a dinaya rin?
48 ¿ Sumampalataya baga sa caniya sino man sa mg̃a puno
ó sa mg̃a fariseo?
49 Datapua,t, ang caramihang ito na hindi nacaaalam nang
cautusan, ay pusong.
50 Sinabi sa canila ni Nicodemo (yaong pumaroon cay Jesús
ng̃ una, na isa sa canila):
51 ¿ Hinahatulan baga nang ating cautusan ang sino man
na di muna dinguin siya, at talastasin cung ano ang caniyang
guinagaua?

52 Nañgagsisagot at sinabi sa caniya. ¿Icao baga ay taga
Galilea rin? Salicsiquin mo at iyong maquiquita na ualang
lumitao na profetang mula sa Galilea.

*Ang babayeng nañgalunya.*

8 AT baua,t, isa,i, umuui sa caniyang babay, datapua,t,
naparoon si Jesús sa bundoc ng̃ mg̃a Oliva.
2 At pagca umaga ay nagbalic siya sa templo, at ang boong
bayan ay lumapit sa caniya; at siya,i, naupo at sila,i, tinut-
uruan.
3 At dinala sa caniya ng̃ mg̃a escriba at ng̃ mañga fariseo
ang isang babaye na nahuli sa pañgañgalunya, at ng̃ canilang
mailagay sa guitna,
4 ay sinabi nila sa caniya: Maestro, nahuli ang babayeng
ito sa casalucuyan ng̃ pañgañgalunya:
5 At ipinag-utos sa amin ni Moisés sa cautusan na batuhin
ang mg̃a ganiyan; ¿Ano ng̃à ang iyong sabi tungcol sacaniya?
6 At ito,i, canilang sinasabi, na siya,i, tinutucso, upang sa
caniya,i, may maisumbong. Datapua,t, yumuco si Jesús sa
ibaba at sumulat ng̃ caniyang daliri sa lupa.
7 Datapua,t, sa canilang pananatili sa pagtanong ay siya,i,
umunat, at sa canila,i, sinabi: Ang sa inyong ualang casal-
anan ay siyang maunang bumato sa caniya.
8 At muli siyang yumuco sa ibaba, at sumusulat ng̃ cani-
yang daliri sa lupa.
9 At ng̃ marinig nila ito,i, nañgagsialis na isa isa, magpa-
simula sa mg̃a matatanda, at hangang sa cahulihulihan: at
iniuang mag-isa si Jesús at ang babayeng naroon sa guitna.
10 At tumindig si Jesús, at sa caniya,i, sinabi: Babaye,
¿Saan naroon sila? ¿Sino ma,i, ualang humatol sa iyo?
11 At sinabi niya: Pang̃inoon uala sino man. At sinabi
sa caniya ni Jesús: Aco man ay hindi rin hahatol sa iyo,
lumacad ca, mula ng̃ayo,i, huag ca ng̃ magcasala.

*Pagsasaysay ni Jesús tungcol sa caniyang pagcasugo ng̃ Dios.*

12 Muli ng̃ang pinagsalitaan sila ni Jesús na sinabi: Aco
ang ilao ng̃ sanglibutan: ang sumusunod sa aquin ay hindi

lalacad sa cadiliman, cungdi magcacaroon ng̃ ilao ng̃ cabu-
hayan.
13 Sinabi ng̃à sa caniya ng̃ mg̃a fariseo: Nagpapatotoo ca
sa iyo ring sarili; hindi totoo ang patotoo mo.
14 Sumagot si Jesús at sa canila,i, sinabi: Cahi,t, aco,i,
nagpapatotoo sa aquin din, ay totoo ang aquin patotoo; sapag-
ca,t, nalalaman co cung saan aco nangaling, at cung saan
aco paroroon; datapua,t, hindi ninyo nalalaman cung saan
aco nanggaling ó cung saan aco paroroon.
15 Humahatol cayo ayon sa lamán: aco,i, hindi humahatol
sa canino man.
16 Tunay at cung aco,i, humahatol, ang hatol co,i, totoo;
sapagca,t, hindi aco nag-iisa, cungdi aco at ang Ama na
nagsugo sa aquin.
17 Tunay at sa inyong cautusan ay nasulat na ang patotoo
ng̃ dalauang tauo ay totoo.
18 Aco ang nagpapatotoo sa aquing sarili: at nagpapatotoo
sa aquin ang Ama na sa aqui,i, nagsugo.
19 Sa caniya ng̃a,i, canilang sinasabi: ¿Saan naroroon ang
iyong Ama? Sumagot si Jesús: Hindi ninyo naquiquilala
aco at ang aquing Ama man: cung aco,i, inyong maquilala,
ay maquiquilala rin ninyo ang aquing Ama.
20 Sinaysay niya ang mg̃a salitang ito sa pinaglilimusan,
ng̃ nagtuturo siya sa templo: at sino man ay ualang sum-
ungab sa caniya sapagca,t, hindi pa dumarating ang caniyang
oras.
21 Muli ng̃ang sa canila,i, sinabi: Yayaon aco, at aco,i,
inyong hahanapin, at mamamatay cayo sa inyong casalanan:
sa aquing paroroonan, ay hindi cayo macapaparoroon.
22 Sinabi ng̃à ng̃ mg̃a judío: ¿Diua,i, magpapacamatay sa
sarili, na caniyang sinasabi: Sa aquing paroroonan ay hindi
cayo macaparoroon?
23 At sa canila,i, sinasabi: Cayo,i, mang̃a taga ibaba, aco,i,
taga itaas; cayo,i, mang̃a taga sanglibutang ito; aco,i, hindi
taga sanglibutang ito.
24 Caya sinabi co sa inyo, na cayo,i, mamamatay sa inyong
mg̃a casalanan, sapagca,t, cung hindi cayo sumampalataya na
aco *ang Cristo,* mamamatay cayo sa inyong mg̃a casalanan.

25 Sa caniya nḡa,i, canilang sinasabi. ¿Icao baga,i, sino?
Sinabi sa canila ni Jesús: Ang sinalita co sa inyo mula nang
una.
26 Mayroon acong maraming bagay na sasalitain at
ihahatol tungcol sa inyo: datapua,t, ang nagsugo sa aquin ay
mapagpatotoo; at ang mḡa bagay na sa caniya,i, aquing
narinig, ang mḡa ito ang sinasalita co sa sanglibutan.
27 Hindi nila naunaua na ang Ama ang caniyang sinasalita.
28 Sinabi nḡà ni Jesús: Pagca itinaas ninyo ang Anac nḡ
tauo, pagca nagcagayo,i, maquiquilala ninyong aco *ang Cristo*,
at uala acong guinagaua sa aquin sarili, cungdi sinasalita co
ang mḡa bagay na ito ayon sa itinuro sa aquin nḡ Ama.
29 At ang nagsugo sa aquin, ay sumasaaquin; hindi aco
binayaang nag-iisa, sapagca,t, guinagaua cong lagui ang
sa caniya,i, nacalulugod.
30 Samantalang sinasalita niya ang mḡa bagay na ito ay
maraming sumampalataya sa caniya.
31 Sinabi nḡà ni Jesús sa mḡa judíong yaon na sumampala-
taya sa caniya: Cung cayo,i, manahan sa aquing salita, cayo,i,
maguiguing tunay na mḡa alagad co;
32 at maquiquilala ninyo ang catotohanan, at ang catoto-
hana,i, sa inyo,i, magpapalaya.
33 Sa caniya,i, canilang isinagot: Binhi ni Abraham cami,
at cailan ma,i, hindi cami napasa paglilingcod nḡ sino man;
¿baquit sinasabi mo: Cayo,i, maguiguing laya?
34 Sinagot sila ni Jesús: Catotohanan, catotohanang
sinasabi co sa inyo: Ang lahat na nagcacasala ay alipin nḡ
casalanan.
35 At hindi nananahan magpacailan man ang alipin sa
bahay: ang anac ang nananahan magpacailan man.
36 Cung ang Anac nḡà ay palayain ninyo, ay cayo,i,
maguiguing tunay na laya.
37 Talastas co na cayo,i, binhi ni Abraham; gayon ma,i,
pinagsisicapan ninyong aco,i, patayin, sapagca,t, ang salita
co,i, hindi magcasiya sa inyo.
38 Sinasalita co ang mḡa bagay na aquing naquita sa *aquing*
Ama, at guinagaua rin ninyo ang mḡa bagay na inyong
naringig sa *inyong* ama.

39 Nañgagsisagot at sa caniya,i, canilang sinabi: Si Abra-
ham ang aming ama. Sa canila,i, sinabi ni Jesús: Cung
cayo,i, mg̃a anac ni Abraham, ay gagauin ninyo ang mg̃a
gaua ni Abraham.
40 Datapua,t, pinagsisicapan ninyo ng̃ayong patayin acong
tauong sa inyo,i, nagsabi ng̃ catotohanang aquing narinig sa
Dios: ito,i, hindi guinaua ni Abraham.
41 Guinagaua ninyo ang mg̃a gaua ng̃ inyong ama. Sinabi
nila sa caniya: Hindi cami inianac sa paquiquiapid; may
isang Ama cami, ang Dios.
42 Sinabi sa canila ni Jesús: cung Dios ang inyong Ama,
ay aco,i, inyong iibiguin, sapagca,t, aco,i, nagmula at nan-
galing sa Dios; sapagca,t, hindi aco nangaling sa aquin din,
cungdi sinugo niya aco.
43 ¿Baquit hindi ninyo napaguunaua ang aquing pana-
nalita? sapagca,t, hindi ninyo mangyayaring dinguin ang
aquing salita.
44 Cayo,i, sa inyong amang diablo, at ang mg̃a nais ng̃ inyong
ama ang ibig ninyong gauin. Siya,i, mamamatay-tauo buhat
pa ng̃ una; at hindi nanatili sa catotohanan, sapagca,t, ualang
catotohanan sa caniya. Pagca nagsasalita siya ng̃ casinu-
ng̃aling̃an, ay nagsasalita ng̃ sa ganang caniya, sapagca,t,
sinung̃aling, at ama ng̃ mg̃a *casinung̃aling̃an.*
45 Datapua,t, sapagca,t, sinasalita co ang catotohanan, ay
hindi aco sampalatayanan ninyo.
46 ¿Sino baga sa inyo ang macapagsasalitang aco,i, ma,i,
casalanan? Cung catotohanan ang aquing sinasabi, ¿baquit
hindi ninyo aco sinasampalatayanan?
47 Ang sa Dios, ay pinaquiquingan ang mang̃a salita ng̃
Dios: dahil dito,i, hindi ninyo diniring̃ig *ang mang̃a ito* sapag-
ca,t, cayo,i, hindi sa Dios.
48 Sumagot ang mg̃a judío, at sa caniya,i, canilang sinabi:
¿Hindi baga magaling ang aming pagcasabi, na icao ay taga
Samaria, at mayroon cang isang demonio?
49 Sumagot si Jesús: Aco,i, ualang demonio, datapua,t,
pinapupurihan co ang aquing Ama, at aco,i, inyong siniraan
ng̃ puri.

50 Datapua,t, hindi co hinahanap ang aquing sariling
calualhatian; may humahanap at hahatol.
51 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Cung
ang sino man ay gumanap nḡ aquing salita, ay hindi maqui-
quita magpacailan man ang camatayan.
52 Sinabi nḡ mḡa judío sa caniya: Nḡayo,i, napagquilala
naming sumasa iyo ang demonio. Namatay si Abraham, at
ang mḡa profeta, at sinasabi mo: Cung ang sino man ay guma-
nap nḡ aquing salita ay hindi matiticman magpacailan man
ang camatayan.
53 ¿Mahiguit ca pa baga sa aming amang cay Abraham,
na namatay? At namatay ang mḡa profeta. ¿Acala mo
sino ca?
54 Sumagot si Jesús: Cung aco,i, pumupuri sa aquing
sarili, ang pagpuri co,i, ualang ano man; ang aquing Ama
ang siyang pumupuri sa aquin; yaong sinasabi ninyong inyong
Dios;
55 at hindi ninyo siya naquiquilala, datapua,t, naquiquilala
co siya: at cung aquing sabihing hindi co siya naquiquilala,
ay aco,i, matutulad sa inyo, na sinunḡaling: datapua,t, naqui-
quilala co siya, at iniinḡatan co ang caniyang salita.
56 Nagalac ang inyong amang si Abraham na maquita ang
aquing arao; at naquita at natua.
57 Sinabi nḡà sa caniya nḡ mḡa judío: Uala ca pang li-
mang puong taon, ¿at naquiquita mo si Abraham?
58 Sinabi sa canila ni Jesús: Catotohanan, catotohanang,
sinasabi co sa inyo: bago *ipinanḡanac* si Abraham, ay aco
nḡà
59 Nanḡagsicuha nḡà nḡ mḡa bato upang siya,i, canilang
batohin; datapua,t, nagtago si Jesús, at lumabas sa templo.

*Pagpapapaling sa isang 'bulag mula sa capanḡanacan.*

9 AT sa pagdaraan *ni Jesús* ay naquita niya ang isang
lalaquing bulag mula sa caniyang capanḡanacan.
2 At itinanong sa caniya nḡ caniyang mḡa alagad, na
sinabi: Rabi, ¿sino ang nagcasala, ito baga ó ang caniyang
mḡa magulang, upang siya,i, ipanḡanac na bulag?

3 Sumagot si Jesús: Ito,i, hindi nagcasala, at hindi rin
ang caniyang mḡa magulang: datapua,t, upang mapagquilala
sa caniya ang mḡa gaua nḡ Dios.
4 Quinacailanḡang nating gauin ang mḡa gaua nḡ nagsugo
sa aquin, samantalang arao: darating ang gabi na sino ma,i,
hindi macagaua.
5 Pagca aco,i, nasa sanglibutan, aco,i, ang ilao nḡ
sanglibutan.
6 Nang siya,i, magsalita nḡ gayon, siya,i, lumura sa lupa at
pinapagputic ang lura, at pinahiran nḡ putic ang mḡa mata
*nḡ bulag;*
7 at sinabi niya sa caniya: lumacad ca maghugas ca sa
estanque nḡ Siloe, (na cung tutuirin ay: Sinugo): siya,i, umalis
nḡà, at naghugas, at nagbalic na nacacaquita.
8 Ang mḡa capitbahay nḡà, at ang mḡa naquita sa caniya
nḡ una na siya,i, pulubi, ay nanḡagsasabi: ¿Hindi baga ito
ang umuupo, at nagpapalimos?
9 Sinasabi nang iba: Siya nḡà: sinabi nḡ iba: Hindi,
cungdi nacacamuc-ha niya. Sinasabi niya: Aco nḡà.
10 Sa caniya nḡa,i, canilang sinabi: ¿Paano nḡà ang pag-
cadilat nḡ iyong mḡa mata?
11 Sumagot siya, ang lalaquing tinatauag na Jesús ay
gumaua nḡ putic, at pinahiran ang aquing mḡa mata, at
sinabi sa aquin: Pumaroon ca sa Siloe at maghugas ca: aco
nḡa,i, naparoon at naghugas, at aco,i, tumangap nḡ paninḡin.
12 At sinabi nila sa caniya: ¿Saan siya naroon? Sinabi
niya: Ayuan.
13 Dinala nila sa mḡa fariseo siya na nḡ una,i, bulag.
14 At arao nḡ sabado nḡ gumaua nḡ putic si Jesús, at
padilatin ang caniyang mḡa mata.
15 Muling tinanong nḡà naman siya nḡ mḡa fariseo cung
paanong tumangap siya nḡ caniyang paninḡin. At sinabi
niya sa canila: Nilagyan niya nang putic ang ibabao nḡ
aquing mḡa mata, at naghugas aco, at nacacaquita aco.
16 Sinasabi nḡà nḡ ilan sa mḡa fariseo: Ang tauong ito,i,
hindi sa Dios, sapagca,t, hindi nanḡinḡilin sa sabado. Data-
pua,t, sinasabi nḡ mḡa iba: ¿Paano bagang macagagaua

nḡ mḡa gayong tanda ang isang tauong macasalanan? At
sila sila,i, nagcacaalit.
17 Muliñg sinabi ngà nila sa bulag: ¿Ano ang sabi mo
tungcol sa caniya na nagpadilat nḡ iyong mḡa mata? At
caniyang sinabi: Siya,i, profeta.
18 Hindi naniuala nḡà ang mḡa judío tungcol sa caniya, na
siya,i, dating bulag, at tumangap siya nḡ caniyang paniñgin,
hangang sa canilang tinauag ang mḡa magulang nḡ tumangap
nḡ caniyang paniñgin,
19 at sa canila,i, itinanong nila, na sinabi: ¿Ito baga ang
inyong anac, na sinasabi ninyong ipinanḡanac na bulag?
¿baquit nḡà nacacaquita nḡayon?
20 Sumagot caniyang mḡa magulang at sinabi: Nalalaman
naming ito ang aming anac, at siya,i, ipinanḡanac na bulag:
21 datapua,t, cung ano,t, siya,i, nacacaquita nḡayon ay
hindi namin nalalaman: ó cung sino ang nagpadilat nḡ
caniyang mḡa mata ay hindi namin nalalaman: itanong
ninyo sa caniya: siya,i, may edad na; siya,i, macapagsasalita
sa sarili niya.
22 Ang mḡa bagay na ito ang sinabi nang caniyang mḡa
magulang, sapagca,t, sila,i, natatacot sa mḡa judío: sapagca,t,
pinagcaisahan na nḡ mḡa judío, na cung ang sino man ay
magpahayag na siya ang Cristo ay palayasin siya sa sinagoga.
23 Caya sinabi nḡ caniyang mḡa magulang: Siya may
edad na; itanong ninyo sa caniya.
24 Caya tinauag nila na icalaua ang tauong nḡ dati,i, bulag,
at canilang sinabi sa caniya. Paunlacan mo ang Dios;
nalalaman naming macasalanan ang tauong ito.
25 Sumaḡot nḡà siya: Cung siya,i, macasalanan ay hindi co
nalalaman: isang bagay ang nalalaman co, na aco,i, dating
bulag, nḡayo,i, nacacaquita aco.
26 Sinabi nḡà nila sa caniya ¿Ano ang guinaua niya sa iyo?
¿Paano ang pagcapadilat niya sa iyong mḡa mata?
27 Sinagot niya sila: Sinabi co na sa inyo, at hindi ninyo
pinaquiquingan: ¿baquit ibig ninyong marinig uli? ¿Ibig
baga naman ninyong cayo,i, maguing manḡa alagad niya?
28 At siya,i, canilang inalipusta at canilang sinabi: Icao ay
alagad niya, datapua,t, cami,i, mḡa alagad ni Moisés.

29 Nalalaman naming nagsalita ang Dios cay Moisés:
datapua,t, tungcol sa tauong ito ay hindi namin nalalaman
cung taga saan.
30 Sumagot ang tauo at sa canila,i, sinabi: Narito ngà ang
caguilaguilalas, na hindi ninyo nalalaman cung siya,i, taga
saan, at *gayon man* ay pinadilat ang aquing mg̃a mata.
31 Nalalaman naming hindi paquiquingan ng̃ Dios ang mg̃a
macasalanan; datapua,t, cung ang sino ma,i, sumasamba sa
Dios, at guinagaua ang caniyang calooban, siya,i, pinaqui-
quingan niya.
32 Hindi narinĝig cailan man buhat ng̃ lalanĝin ang
sanglibutan, na napadilat ng̃ sino man ang mg̃a mata ng̃
ipinanĝanac na bulag.
33 Cung ang tauong ito,i, hindi sa Dios galing, ay hindi
macagagaua ng̃ ano man.
34 Sila,i, sumagot at sa caniya,i, canilang sinabi: Ipina-
ng̃anac cang tunay sa mg̃a casalanan. ¿At icao ay nagtuturo
sa amin? at siya,i, pinalayas.
35 Nabalitaan ni Jesús na siya,i, pinalayas, at pagcasumpong
sa caniya ay sinabi: ¿Sumasampalataya ca baga sa Anac ng̃
Dios?
36 Sumagot siya at sinabi: ¿At sino baga siya Panĝinoon,
upang aco,i, sumampalataya sa caniya?
37 Sinabi sa caniya ni Jesús. Siya,i, naquita mo, at siya
ang naquiquipagsalitaan sa iyo.
38 At sinabi niya: Sumasampalataya aco, Panĝinoon. At
siya,i, sinamba niya.
39 At sinabi ni Jesús: Sa paghatol ay aco;i, naparito sa
sanglibutan, upang ang mg̃a hindi nacacaquita, ay macaquita;
at upang ang mg̃a nacacaquita, ay maguing manĝa bulag.
40 Narinĝig ang manĝa bagay na ito ng̃ mg̃a fariseong
casama niya, at sa caniya,i, canilang sinabi: ¿Cami baga
naman ay mg̃a bulag din?
41 Sa canila,i, sinabi ni Jesús: Cung cayo mg̃a bulag, hindi
cayo magcacaroon ng̃ casalanan: datapua,t, ng̃ayon ay
sinasabi ninyo: Cami ay nacacaquita; *caya* nanatili ang
inyong casalanan.

*Talinhaga tungcol sa mabuting pastor.*

10 CATOTOHANAN, catotohanang sinasabi co sa inyo:
Ang pumapasoc sa culungan ng̃ mg̃a tupa na hindi sa
pintuan, cungdi umaaquiat sa alin man lugar na iba, ang
gayon ay tulisan at magnanacao.
2 Datapua,t, ang pumapasoc sa pintuan ay ang pastor ng̃
mg̃a tupa.
3 Binubucsan siya ng̃ taga pagbantay *nang pinto;* at
diniring̃ig ng̃ mg̃a tupa ang caniyang voces; at tinatauag ang
caniyang mg̃a tupa sa pang̃alan, at sila,i, inihahatid sa labas.
4 Pagca nailabas niya ang lahat niyang sariling *mg̃a tupa,*
ay nang̃unguna sa canila, at sumusunod sa caniya ang mg̃a
tupa: sapagca,t, naquiquilala ang caniyang voces.
5 At hindi sila susunod sa iba, cungdi tatacas sa caniya;
sapagca,t, hindi naquiquilala nila ang voces ng̃ mg̃a iba.
6 Sinalita ni Jesús sa canila ang talinhagang ito; datapua,t,
hindi nila napag-unaua cung ano yaong sa canila,i, sinasalita.
7 Muli ng̃ang sinabi sa canila ni Jesús: Catotohanan,
catotohanang sinasabi co sa inyo: Aco ang pintuan ng̃ mg̃a
tupa.
8 Ang lahat nang nang̃auna sa aquing nagsiparito, ay mg̃a
tulisan at mg̃a magnanacao; datapua,t, hindi sila dining̃ig ng̃
mg̃a tupa.
9 Aco ang pintuan: cung ang sino man sa aqui,i, pumasoc
ay maliligtas, at papasoc, at lalabas, at macasusumpong nang
mg̃a sabsaban.
10 Hindi pumaparito ang tulisan, cungdi upang magnacao,
at pumatay at manglipol: aco,i, naparito upang sila,i, mag-
caroon nang buhay, at upang magcaroon ng̃ saganang *buhay
na ito.*
11 Aco ang mabuting pastor: ibinibigay ng̃ mabuting
pastor ang caniyang buhay dahil sa mg̃a tupa.
12 Ang nagpapaupa at hindi ang pastor, na hindi may ari
ng̃ mg̃a tupa, naquiquitang dumarating ang lobo, ay pinaba-
bayaan ang mg̃a tupa at tumatacas; at inaagao sila nang
lobo, at pinapang̃ang̃alat:

13 *tumatacas* sapagca,t, siya,i, nagpapaupa, at hindi ipinag-
mamalasaquit ang mḡa tupa.
14 Aco ang mabuting pastor: at naquiquilala co ang aquing
sariling *mḡa tupa* at ang aquing sariling *mḡa tupa* ay naqui-
quilala aco,
15 paris nang pagcaquilala sa aquin nḡ Ama, at nang sa
Ama,i, pagcaquilala co; at ibinibigay co ang aquing buhay
dahil sa mḡa tupa.
16 At mayroon acong ibang mḡa tupa na hindi sa culunḡa-
ng ito: sila,i, cailangan din namang dalhin co, at canilang
diringuin ang aquing voces, at sila,i, maguiguing isang cauan,
*at magcacaroon nḡ* isang pastor.
17 Dahil dito,i, sinisinta aco nḡ Ama, sapagca,t, ibinibigay
co ang aquing buhay, upang cunin cong muli.
18 Ualang umaalis sa aquin nḡ *búhay* cungdi cusa cong
ibinibigay. May capangyarihan acong ibigay *ang búhay* co
at may capangyarihan acong muli cong cunin. Tinangap
co ang utos na ito sa aquing Ama.
19 At muling nagcaroon nḡ pagtatalo ang mḡa judío dahil
sa mḡa salitang ito.
20 At sinasabi nḡ marami sa canila: Sumasacaniya ang
demonio at siya,i, ulol; ¿baquit ninyo siya diniriñgig?
21 Sinasabi nḡ mḡa iba: Hindi sa inaalihan nḡ demonio
ang mḡa salitang ito: ¿Maaari bagang magpadilat nḡ mḡa
mata nḡ mḡa bulag ang demonio?

*Nang capistahan nḡ pagaalay si Jesús nḡ tanunḡin nḡ mḡa Judío ay napaquilalang Mesías, ang Anac nḡ Dios.—Ibig nilang siya,i, pagbatohanan, at siya,i, napasa cabila nḡ Jordán.*

22 At *niyao,i,* capistahan nḡ pagaalay sa Jerusalem, *niyao,i,*
tag-guinao;
23 at naglalacad si Jesús sa templo sa pintuan ni Salomon.
24 Quinubcob nḡà siya nḡ mḡa judío, at sa caniya,i, canilang
sinabi: ¿Hangang cailan mo pa baga pagaalinlanḡanin cami?
Cung icao ang Cristo, sabihin mong maliuanag sa amin.
25 Sinagot sila ni Jesús: Sinabi co na sa inyo, at hindi

cayo nañgagsisisampalataya: ang mñga gauang guinagaua co
sa pañgalan nang aquing Ama ang nagpapatotoo tungcol sa
aquin.
26 Datapua,t, hindi cayo sumasampalataya, sapagca,t, hindi
cayo sa aquing mñga tupa.
27 Diniriñgig nñg aquing mñga tupa ang aquing voces, at
sila,i, aquing naquiquilala, at sila,i, sumusunod sa aquin;
28 at sila.i, binibigyan co nñg ualang hangang buhay; at
cailan mai,i, hindi sila malilipol at hindi sila aagauin nang
sino man sa aquing camay.
29 Ang aquing Ama na sa *canila,i,* nagbigay sa aquin ay
pañgulo sa lahat: at hindi *sila* maagao nino man sa camay
nñg Ama.
30 Aco at ang Ama ay iisa.
31 Nañgagsicuha uli nñg mñga bato ang mñga judío upang
siya,i, batohin.
32 Sinagot sila ni Jesús, maraming mabubuting gaua na
mula sa Ama ang ipinaquita co sa inyo, ¿alin sa mñga gauang
iyon ang ibinabato ninyo sa aquin?
33 Sinagot siya nñg mañga judío: Hindi dahil sa magaling
na gaua, ca namin binabato, cungdi sa *iyong* pamumusong;
at sapagca,t, nagdidiosdiosang ca, *baga man* icao ay tauo.
34 Sinagot sila ni Jesús: ¿hindi baga nasusulat sa iyong
cautusan: Aquing sinabi: Mñga dios cayo?
35 Cung tinatauag na mñga dios yaong mñga quinaroroonan
nñg uica nñg Dios (at hindi mangyayaring sirain ang Casulatan):
36 ¿sinasabi baga ninyo doon sa pinabanal nñg Ama, at
sinugo sa sanglibutan: Icao ay namumusong sapagca,t, sinabi
co: Aco,i, Anac nñg Dios?
37 Cung di co guinagaua ang mñga gaua nñg aquing Ama ay
huag ninyo acong sampalatayanan.
38 Datapua,t, cung mañga guinagaua co cahi,t, hindi cayo
sumampalataya sa aquin, sumampalataya cayo sa mñga gaua,
upañg maalaman ninyo at matalastas na ang Ama ay sumasaa-
quin at aco,i, suma sa Ama.
39 Muling pinagsisicapan nila na siya,i, hulihin; at siya,i,
tumacas sa canilang camay.

40 At siya,i, muling naparoon sa daco roon ng̃ Jordán, sa
lugar na ng̃ una ay pinagbibinyagan ni Juan; at siya,i,
tumira roon.
41 At marami ang pumaparon sa caniya, at canilang sinabi:
Catotohanang si Juan ay hindi gumaua ng̃ ano mang tanda:
ng̃uni,t, catotohananan ang lahat ng̃ sinasalita ni Juan
tungcol sa tauong ito.
42 At marami ang sumampalataya sa caniya roon.

*Ang muling pagcabuhay ni Lázaro.*

11 MAYROONG isang tauong may saquít, si Lázaro na
taga Bethania, na bayan ni María at ni Martang caniyang
capatid.
2 At yaong si Maríang nagpahid sa Pang̃inoon ng̃ ungüento,
at quinuscos ang caniyang mg̃a paa ng̃ caniyang mg̃a buhoc
na ang caniyang capatid na si Lázaro,i, may saquít.
3 Pinasuguan ng̃à siya ng̃ mg̃a capatid na bayaye, na
sinabi: Pang̃inoon, narito, siyang iyong iniibig ay may
saquit.
4 Ng̃uni,t, pagcarinig ni Jesús ay sinabi: Ang saquít na ito
ay hindi sa pagcamatay cungdi sa icalulualhati ng̃ Dios,
upang ang Anac ng̃ Dios ay papurihan sa pamamag-itan
niyaon.
5 At iniibig ni Jesús si Marta, at ang caniyang capatid na
bayaye, at si Lázaro.
6 Nang marinig ng̃à, na siya,i, may saquit, siya,i, tumahan
ng̃ panahong yaon dalauang arao sa dating quinaroroonan.
7 Saca pagcatapos nito, sinabi niya sa mang̃a alagad; Tayo
uli sa Judea.
8 Sinabi sa caniya ng̃ mang̃a alagad: Rabí, ng̃ayo,i,
pinagsisicapan ng̃ mg̃a judíong batuhin ca; ¿At muli cang
paroroon?
9 Sumagot si Jesús: ¿di baga ang arao ay may labing
dalauang oras? Cung ang sino man ay lumalacad ng̃ arao ay
hindi natitisod; sapagca,t, naquiquita ang ilao ng̃ sanglibutang
ito.
10 Ng̃uni,t, cung ang sino man ay lumalacad ng̃ gabi ay
natitisod; sapagca,t, ualang ilao sa caniya.

11 Ang mg̃a bagay na ito,i, sinalita niya at pagcatapos
nito,i, sinabi sa canila: Si Lázarong ating caibigan ay
natutulog; ng̃uni,t, aco,i, paroroon upang guisingin siya sa
pagcatulog.
12 Sinabi ng̃à ng̃ mang̃a alagad sa caniya: Pang̃inoon,
cung natutulog ay gagaling.
13 Datapua,t, sinasalita ni Jesús ang tungcol sa caniyang
pagcamatay; datapua,t, ang sinasapantaha nila ay ang sinalita
ay ang pagcagupiling sa pagtulog.
14 Ng̃ magcagayon ng̃à, sinabi sa canila ni Jesús ng̃
malinao: Si Lázaro,i, patay.
15 At iquinagalac co dahil sa inyo rin na aco,i, uala roon,
upang cayo,i, maniuala. Gayon ma,i, tayo na sa caniya.
16 Sinabi ng̃à ni Tomás na tinatauag na Dídimo, sa mg̃a
capua niya alagad: Tayo naman ay pumaroon upang tayo,i,
maparamay sa pagcamatay niya.
17 Caya,t, ng̃ dumating si Jesús ay nasunduan niyang may
apat ng̃ arao na nasa libing̃an.
18 At ang Bethania,i, malapit sa Jerusalem ng̃ may layong
labing limang estadio.*
19 At marami sa mang̃a judío ang nagsiparoon cay Marta
at cay María upang sila,i, aliuin bagay sa canilang capatid.
20 Si Marta ng̃à ng̃ mairinig na si Jesús ay dumarating,
siya,i, yumaon at sinalubong niya; ng̃uni,t, si María,i,
natirang nacaupo sa bahay.
21 Sinabi ng̃à ni Marta cay Jesús: Pang̃inoon cung icao
sana,i, narito, ang capatid co ay hindi namatay.
22 Gayon ma,i, nalalaman co na ang lahat mong hing̃in sa
Dios ng̃ayon ay ipagcacaloob sa iyo ng̃ Dios.
23 Sinabi sa caniya ni Jesús: Magbabang̃on uli ang iyong
capatid.
24 Si Marta,i, nagsabi sa caniya: Nalalaman co na magba-
bang̃on uli sa pagcabuhay na mag-uli sa huling arao.
25 Sinabi sa caniya ni Jesús: Aco ang pagcabuhay na mag-
uli at cabuhayan: ang sumampalataya sa aquin baga ma,t,
patay, ay mabubuhay.

* **Baua,t, estadio ay may isang 224 vara.**

26 At ang lahat na nabubuhay, at sumasampalataya sa
aquin, hindi mamamatay magpacailan man: ¿Sinasam-
palatayanan mo ito?
27 Sinabi niya sa caniya: Oo, Panḡinoon, sumasampalataya
aco na icao ang Cristo, ang Anac nḡ Dios, siyang napaparito
sa sanglibutan.
28 At ito,i, nḡ masabi niya, ay umalis at tinauag nḡ lihim
si Maríang caniyang capatid na sinabi: Ang Maestro ay
narito, at tinatauag ca.
29 At siya nang marinig niya, ay nagtindig na nagmamadali
at pumaroon sa caniya.
30 (At hindi pa dumarating si Jesús sa bayan, cungdi naro-
roon pa sa lugar na quinasalubunḡan sa caniya ni Marta).
31 Ang mḡa judío nḡà na caniyang casama sa bahay at
siya,i, inaalio, pagcaquitang si María ay nagtindig na
nagmamadali, at umalis, ay nanḡagsisunod sila sa caniya, na
inaacalang paroroon siya sa libinḡan upang doo,i, tumanḡis.
32 Pagdating nḡà ni María, sa quinaroroonan ni Jesús, at
pagcaquita niya,i, nagpatirapa sa caniyang mḡa paa, na sinabi
sa caniya: Panḡinoon, cung icao sana,i, narito, ay hindi
namatay ang aquing capatid.
33 Si Jesús nḡà, nḡ maquitang siya,i, tumatanḡis, at *gayon
din* ang mḡa judíong nanḡagsidating na casama niyang
nagsisitanḡis, ay nalaguim siya sa espíritu at siya,i, nagolomi-
hanan,
34 at sinabi: ¿Saan ninyo siya inilagay? Sinabi nila sa
caniya: Panḡinoon halica at tignan mo.
35 Tumanḡis si Jesús.
36 Sinabi nḡà nḡ mḡa judío: Tingnan ninyo cung gaano ang
pag-ibig sa caniya.
37 Datapua,t, ang ilan sa canila ay nagsipagsabi: ¿Hindi
baga magagaua naman nḡ tauong ito na nagpadilat nḡ mḡa
mata nḡ bulag, na ito,i, huag mamatay?
38 Si Jesús nḡa,i, muling nalaguim sa caniyang sarili, napa-
roon sa libinḡan na yunḡib na mayroong isang batong
nacahilig sa ibabao.
39 Sinabi ni Jesús: Alisin ninyo ang bato. Si Marta na

capatid ng̃ namatay, ay nagsabi sa caniya: Pang̃inoon,
mabaho na, sapagca,t, may apat nang arao *na patay.*
40 Sinabi sa caniya ni Jesús: ¿Di baga sinabi co sa iyo, na
cung icao ay sumampalataya, ay maquiquita mo ang calual-
hatian ng̃ Dios?
41 Inalis na ng̃à nila ang bato. At idinilat ni Jesús ang
caniyang mg̃a mata, at sinabi: Ama nagpapasalamat aco sa
iyo na aco,i, iyong dining̃ig.
42 At nalalaman co na aco,i, lagui mong diniring̃ig: ng̃uni,t,
sinabi co dahil sa caramihang nasa palibot, upang sila,i,
sumampalataya na aco,i, iyong sinugo.
43 At pagcasabing gayon, ay sumigao ng̃ malacas na voces:
Lázaro lumabas ca.
44 Ang namatay ay lumabas, na natatalian ang mg̃a camay
at mang̃a paa ng̃ pamigquis; at ang caniyang muc-ha ay
nababalot ng̃ isang cumot. Sinabi sa canila ni Jesús: siya,i,
inyong calagan at bayaan ninyo siyang umalis.
45 Caya,t, marami sa mg̃a judío na nang̃agsiparoon cay
María, at nang̃acaquita ng̃ guinaua niya ay nagsisampalataya.

*Ang̃ mg̃a fariseo,i, nang̃agsasangunian upang ipapatay si Jesús.*

46 Ng̃uni,t, ang iba sa canila ay nang̃agsiparoon sa mang̃a
fariseo, at sinabi sa canila ang guinaua ni Jesús.
47 Caya,t, ang mang̃a puno ng̃ mg̃a sacerdote at ang mang̃a
fariseo ay nang̃agpupulong, at canilang sinasabi: ¿Anong
ating guinagaua? sapagca,t, ang tauong ito ay gumagaua ng̃
maraming tanda.
48 Cung siya,i, ating pababayaang gayon, ang lahat ay
mang̃agsisisampalataya sa caniya; at mang̃agsisiparito ang
mang̃a taga Roma, at pagaalisin ang ating lugar at gayon din
ang ating nacion.
49 Nguni,t, si Caifás, isa sa canila, na daquilang sacerdote
nang taong yaon, sinabi sa canila: Cayo ay ualang nalalaman;
50 hindi man lamang ninyo iniisip na sa inyo ay nararapat
na ang isang tauo ay mamatay dahil sa bayan, at hindi ang
boong nacion ay mapahamac.

51 At ito ay hindi sinabi sa caniyang sarili; cungdi, sapagca,t, daquilang sacerdote nang taong yaon, hinulaan na si Jesús ay mamamatay dahil sa nacíon:
52 at hindi lamang dahil sa nacíon, cungdi naman upang matipon sa isa ang manḡa anac nang Dios na nanḡacacalat.
53 Caya,t, mula nang arao na yaon pinagcaisahan nilang ipapatay siya.
54 Caya,t, si Jesús ay hindi na naglalacad nang hayag sa mḡa judío; cungdi naparoon sa lupang malapit sa ilang, sa isang ciudad na tinatauag na Efraím: at nanirahan doong casama ang mḡa alagad.
55 At ang pascua nang judío ay malapit na: at maraming nanḡagsiaquiat sa lupang yaon sa Jerusalem bago nagpascua, upang manḡagsipaglinis.
56 Pinaghahanap nḡà nila si Jesús, at pinagsalisalitaan nḡ isa,t, isa samantalang nanḡacatayo sila sa templo: ¿Ano ang inyong acala? ¿Na hindi caya paririto sa fiesta?
57 At ang manḡa puno nḡ mḡa sacerdote at ang mḡa fariseo ay nanḡagsipag-utos, na cung sino ang nacacaalam cung saan siya naroroon, ay magpahayag, upang siya,i, dacpin.

*Pinapahiran ni María nḡ lanḡis ang mḡa paa ni Jesús.*

12 SI Jesús nḡà anim na arao bago nagpascua, naparoon sa Bethania na quinaroroonan ni Lázaro, na ibinanḡon ni Jesús sa manḡa patay.
2 Iguinaua nḡà doon siya nang isang hapunan at si Marta,i, naglilingcod; datapua,t, si Lázaro,i, isa sa nanḡacaupo sa dulang na casama niya,
3 Si María nḡa,i, cumuha nang isang libra nang ungüento nḡ taganas na nardong mahalaga, at pinahiran ang manḡa paa ni Jesús at quinuscus ang caniyang manḡa paa nang caniyang manḡa buhoc: at ang bahay ay napuno sa amoy nang ungüento.
4 Datapua,t, isa sa caniyang mḡa alagad, si Judas Iscariote ang siyang sa caniya,i, magcacanulo ay nagsabi:

5 ¿ Baquit hindi ipinagbili ang ungüentong ito nang tatlong
daang denario* at ibinigay sa mg̃a duc-ha ?
6 At sinabi niya ito, hindi sa pagmamalasaquit niya sa
mang̃a duc-ha, cungdi sapagca,t, magnanacao at ng̃ nasa
caniya ang supot ay quinucuha niya ang doon ay inilalagay.
7 Caya,t, sinabi ni Jesús: Pabayaan ninyo siya: para sa
arao nang paglilibing sa aquin iniñgatan niya ito.
8 Sapagca,t, ang mang̃a duc-ha ay laguing nasa niyo,
ng̃uni,t, aco ay hindi laguing nasa inyo.
9 Caya,t, marami sa bayan ng̃ mang̃a judío ang nang̃aca-
alam na siya,i, naroroon at nang̃agsiparoon, hindi lamang
dahil cay Jesús cungdi naman upang maquita nila si Lázaro na
ibinang̃on niya sa mang̃a patay.
10 Datapua,t, nagsangunian ang mang̃a puno nang mang̃a
sacerdote, upang ipapatay pati si Lázaro:
11 sapagca,t, dahil sa caniya marami sa mang̃a judío ang
nang̃agsisiparoon at nang̃agsisipanampalataya cay Jesús.

*Pagpasoc ni Jesús ipinagdidiuang sa Jerusalem*

12 Nang quinabucasan ang isang lubhang maraming tauong
nang̃agsiparoon sa fiesta, pagcabalita nila na si Jesús ay
napasa sa Jerusalem,
13 ay nang̃agsicuha nang mang̃a palapa nang mang̃a palma,
at nang̃agsisalubong sa caniya, at nagsisigauan: ¡ Hosanna !
Purihin ang pumaparito sa pang̃alan nang Pang̃inoon, sa
macatuid ay ang Hari sa Israel.
14 At pagcasumpong ni Jesús nang isang asnong maliit ay
caniyang sinaquian, gaya nang nasusulat:
15 Huag cang matacot, babayeng anac ng̃ Sión; narito,
ang iyong Hari ay dumarating na nacasacay sa isang anac
nang asnong.
16 Ang mang̃a bagay na ito ay hindi muna napagunaua
nang caniyang mang̃a alagad: ng̃uni,t, nang si Jesús ay
inilualhati, ay canilang naalaala na ang mang̃a bagay na ito
ay sinulat tungcol sa caniya, at canilang guinaua ang mg̃a
bagay na ito sa caniya.

* **Tatlong daang denario ay may isang daang piso.**

17 Ang caramihan ng̃ang casama niya, nang tauaguin si
Lázaro sa libing̃an, at siya,i, ibinang̃on sa mang̃a patay, ay
siyang mang̃a nagpapatotoo.
18 Dahil dito rin ang caramiha,i, sumalubong sa caniya,
sapagca,t, nabalitaan nila na siya ay gumaua nang tandang
ito.
19 Ang mang̃a fariseo ng̃à ay nang̃agsalitaan sa canicanilang sarili: Naquita na ninyo di uala cayong mapapaquinabang: narito, ang sanglibutan ay sumusunod sa caniya.

*Si Jesús ay ibig maquita ng̃ ilang griego—Nagsasalita siya ng̃ tungcol sa madali niyang pagcabunyi.—Isang voces ng̃ lang̃it. Si Jesús, ilao ng̃ sanglibutan.*

20 At mayroong ilang mang̃a griego sa nang̃agsiaquiat na
sumamba sa capistahan:
21 ang mang̃a ito ng̃à,i, nang̃agsilapit cay Felipe, na taga
Bethsaida sa Galilea, at nagsisipamanhic sa caniya na sinasabi: Guinoo, ibig sana naming maquita si Jesús.
22 Lumapit si Felipe, at sinabi cay Andrés: lumapit si
Andrés at si Felipe, at sila,i, nang̃agsipagsabi cay Jesús.
23 At sinagot sila ni Jesús, na sinasabi: Dumating ang
oras na ang Anac nang tauo ay lulualhati.
24 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Maliban na ang butil nang trigo ay hindi mahulog sa lupa, at mamatay, ay natitirang nag-iisa ng̃uni,t, cung mamatay, ay nagbubung̃a nang marami.
25 Ang umiibig sa caniyang buhay, ay mauaualan; at ang quinapopootan ang caniyang buhay sa sanglibutang ito, sa buhay na ualang hangan ay mapagiing̃atan.
26 Cung sino man ay naglilingcod sa aquin ay sumunod sa aquin: at cung saan aco naroroon doon naman maroroon ang lingcod co: cung sino mang sa aquin ay maglingcod, ay pupurihin nang Ama.
27 Ng̃ayon ay nagugulomihanan ang aquing calulua: ¿at ano ang aquing sasabihin? ¡Ama iligtas mo aco sa oras na ito! Ng̃uni,t, dahil dito aco,i, naparito sa oras na ito.

28 Ama lualhatiin mo ang pan̄galan mo. Nagbuhat n̄gà
ang isang voces sa lan̄git: Nailualhati co na, at muli cong
lulualhatiin.
29 Ang caramihan n̄gang nan̄garoroon at nan̄gacarinig,
sinasabing cumulog. Sinasabi nang man̄ga iba: Isang angel
ang naquipagsalitaan sa caniya.
30 Sumagot si Jesús, at sinabi: Hindi naparito ang voces
na ito dahil sa aquin, cungdi dahil sa inyo.
31 N̄gayon ang paghatol n̄g sanglibutang ito: n̄gayon ang
principe nang sanglibutang ito ay palalayasin.
32 At aco cung matindig mula sa lupa, ang lahat ay dadalhin
co sa aquin din.
33 Datapua,t, ito,i, sinasabi na ipanaaalam na cung sa
anong camatayan mamamatay.
34 Sinagot siya nang caramihan: Aming nan̄garinig sa
cautusan na ang Cristo ay lumalagui magpacailan man: at
¿baquit sinasabi mo: Quinacailan̄gan na ang Anac nang
tauo ay maitindig? ¿Sino ang Anac n̄g tauong ito?
35 Sinabi n̄gà sa canila ni Jesús: Caunting panahon na
*lamang* man̄gagcacaroong cayo nang ilao: cayo,i, man̄gagsi-
lacad samantalang cayo,i, may ilao, upang hindi cayo abutin
nang cadiliman: at ang lumalácad sa cadiliman, ay hindi
nalalaman cung saan tutun̄go.
36 Samantalang nasa inyo ang ilao ay man̄gagsisam-
palataya cayo sa ilao, upang cayo ay maguing man̄ga anac
nang ilao. Ang man̄ga bagay na ito, ay sinalita ni Jesús,
at siya,i, umalis at nagtago sa canila.
37 N̄guni,t, baga man guinaua sa harapan nila ang gayong
maraming tanda, gayon ma,i, hindi nan̄gagsisampalataya sa
caniya:
38 upang matupad ang salita n̄g profetang si Isaías na cani-
yang sinalita:

Pan̄ginoon, ¿Sino ang naniuala sa aming pautos?
¿At ang camay nang Pan̄ginoon ay canino ipinahayag?

39 Dahil dito hindi sila nacapanampalataya, sapagca,t, muli-
ng sinabi ni Isaías:
40 Binulag niya ang canilang man̄ga mata, at pinati-

gas ang canilang puso; upang huag mañgacaquita nang
canilang mata, at matalastas nḡ canilang puso, at
mañgagbalic loob, at sila,i, mapagaling co.
41 Ang mañga bagay na ito ay sinabi ni Isaías sapagca,t,
naquita ang caniyang calualhatian, at nagsalita tungcol sa
caniya.
42 Gayon man pati sa mḡa puno ay maraming nañgagsisam-
palataya sa caniya; nḡuni,t, dahil sa mañga fariseo,i, hindi
nila ipinahahayag, upang huag silang mapalayas sa sinagoga:
43 sapagca,t, iniibig nila nḡ higuit ang calualhatian nḡ mḡa
tauo cay sa calualhatian nḡ Dios.
44 At si Jesús ay sumigao at nagsabi: Ang sumasampala-
taya sa aquin, ay hindi sa aquin sumasampalataya cungdi sa
nagsugo sa aquin.
45 At ang tumitiñgin sa aquin, tumitiñgin sa nagsugo sa
aquin.
46 Aco,i, naparito na pinacailao sa sanglibutan, upang sino
mang sumampalataya sa aquin, ay huag manahan sa cadiliman.
47 At cung ang sino man ay maquinig nang aquing mḡa
salita, at hindi iñgatan, ay hindi co siya hinahatulan: sapag-
ca,t, hindi aco naparito upang hatulan ang sanglibutan cungdi
iligtas ang sanglibutan.
48 Ang nagtatacuil sa aquin at di tinatangap ang aquing
mḡa salita, mayroong hahatol sa caniya: ang salitang aquing
sinalita, siyang sa caniya,i, hahatol sa huling arao.
49 Sapagca,t, aco,i, hindi nagsalita nḡ mula sa aquing sarili:
cungdi ang Ama na sa aquin ay nagsugo, siyang sa aquin ay
nagbigay nang utos na aquing dapat sabihin at dapat salitain.
50 At nalalaman co na ang caniyang utos ay buhay na
ualang hangan: ang mañga bagay ngà na sinasalita co, ayon
sa sinabi sa aquin nang Ama gayon sinasalita co.

*Hinuhugasan ni Jesús ang mḡa paa nḡ caníyang mḡa alagad.*

13 AT bago *dumating* ang fiesta nḡ pascua ay nalalaman ni
Jesús na dumating ang caniyang oras nḡ paglipat mula
sa sanglibutang ito hangang sa Ama, na inibig ang mḡa

caniya na nan̄gasa sanglibutan, inibig sila hangang sa
catapusan.
2 At habang humahapon nang mailagay ng̃ diablo sa puso
ni Judas Iscariote, *anac* ni Simón, ang pagcacanulo sa caniya;
3 ay pagcatalastas ni *Jesús* na inilagay ng̃ Ama ang lahat ng̃
bagay sa caniyang man̄ga camay, at nangaling sa Dios, at sa
Dios din siya paroroon,
4 nagtindig sa paghapon, at inalis ang caniyang damit, at
cumuha ng̃ isang toalla, at ibinigquis *sa bayauang.*
5 Pagcatapos ay naglagay ng̃ tubig sa palangana at pinasi-
mulang hugasan ang mg̃a paa ng̃ mg̃a alagad, at pagcuscus ng̃
toalla na sa caniya ay nabibigquis.
6 Lumapit ng̃à cay Simón Pedro. Nagsabi siya sa caniya:
Pan̄ginoon, ¿icao ay maghuhugas ng̃ aquing mg̃a paa?
7 Sumagot si Jesús, at sa caniya,i, sinabi: Ang guinagaua
co, ay hindi mo nalalaman ng̃ayon; datapua,t. matatalastas
mo pagcatapos.
8 Sinabi sa caniya ni Pedro: Huag mong huhugasan ang
aquing mg̃a paa cailan man. Sinagot siya ni Jesús: cung
hindi quita huhugasan, hindi ca magcacaroon ng̃ babagui sa
aquin.
9 Sinabi sa caniya ni Simón Pedro: Pan̄ginoon, hindi
lamang ang aquing mg̃a paa, cungdi pati ng̃ aquing man̄ga
camay, at ng̃ aquing ulo.
10 Sinabi sa caniya ni Jesús: Ang nahugasa,i, ualang
cailan̄gang hugasan maliban ang caniyang mg̃a paa, palib-
hasa,i, malilinis ng̃ tunay: at cayo ay malilinis, datapua,t,
hindi lahat.
11 Sapagca,t, nalalaman cung sino ang sa caniya,i, mag-
cacanulo; caya,t, sinabi niya: Hindi cayong lahat ay malilinis.
12 Caya,t, ng̃ mahugasan niya ang mg̃a paa nila, at macuha
ang caniyang man̄ga damit, at muling maupo, sa canila,i,
sinabi niya: ¿Nalalaman ninyo ang guinaua co sa inyo?
13 Tinatauag ninyo acong Maestro at Pan̄ginoon; at mabuti
ang inyong sinasabi; sapagca,t, aco ng̃à:
14 Cung aco ng̃à, na Pan̄ginoon at Maestro, ay naghugas
ng̃ inyong mg̃a paa, cayo naman ay nararapat man̄gaghuga-
san ng̃ mg̃a paa ng̃ isa,t, isa.

15 Sapagca,t, cayo,i, binigyan cong halimbaua upang inyong
gauin naman cung ano ang guinaua co sa inyo.
16 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Ang
alipin ay hindi mataas cay sa caniyang pan̄ginoon; ang sinugo
man ay hindi mataas cay sa nagsugo sa caniya.
17 Cung nalalaman ninyo ang mg̃a bagay na ito, cayo ay
mapapalad cung inyong gauin.
18 Hindi co sinasalita tungcol sa inyong lahat; nalalaman
co ang aquing man̄ga hinirang: n̄guni,t, upang matupad ang
Casulatan: Ang cumacain ng̃ aquing tinapay, ay itinaas laban
sa aquin ang caniyang sacong.
19 Mula n̄gayon ay sinasabi co sa inyo bago mangyari, na
pagca nangyari, cayo ay manampalataya na aco *ang Cristo.*
20 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Ang
tumatangap sa aquing sinugo, ay aco ang tinatangap, at ang
tumatangap sa aquin, ay tinatangap ang nagsugo sa aquin.

*Ibinabalita ni Jesús ang paglilo ni Judas.*

21 Nang masabing gayon ni Jesús, siya,i, nagulomihanan sa
espíritu; at pinatotohanan, at sinabi: Catotohanan, catotoha-
nang sinasabi co sa inyo na aco,i, ipagcacanulo ng̃ isa sa inyo.
22 Ang mg̃a alagad ay nagtin̄gintin̄ginan na nagaalinla-
n̄gan cung canino sinasalita.
23 May isa sa caniyang mg̃a alagad, na iniibig ni Jesús, na
nacahilig sa sinapupunan ni Jesús.
24 Quiniyaan ng̃à siya ni Simón Pedro, at sinabi sa caniya:
Sabihin mo sa *amin* cung sino sinasalita.
25 Siya,i, nacahilig (gaya ng̃ pagcalagay niya) sa dibdib ni
Jesús ay nagsabi siya sa caniya: Pan̄ginoon ¿sino?
26 Sumagot ng̃à si Jesús: Yaong aquing ipagbasa, at bigyan
ng̃ tinapay. At ng̃ mabasa ang tinapay, ay quinuha at
ibinigay niya cay Judas na *anac* ni Simón Iscariote.
27 At pagcatapos na maisubo, si Satanás ay nasoc sa
caniya. Sinabi ng̃à sa caniya ni Jesús: Ang guinagaua mo,
ay gauin mong madali.
28 At sino mang nasa dulang ay di natalastas cung baquit
sinalita niya ito.

29 Sapagca,t, iniisip nang mḡa iba, na sapagca,t, si Judas
ang may tanḡan nḡ supot, ay sinabi ni Jesús sa caniya:
Bumili ca nḡ ating mḡa cailanḡan sa fiesta; ó magbigay nḡ
caunti sa mḡa duc-ha.
30 Nḡ caniya nḡang matangap ang subo siya,i, umalis
agad; at gabi na.

*Mḡa huling bilin ni Jesús sa caníyang mḡa alagad.—Baquit siya,i, papanao.—Panḡaco tungcol sa Mang-aalio.*

31 Nḡ siya nḡà,i, macaalis, sinabi ni Jesús: Nḡayon ay
inilulualhati ang Anac nḡ tauo, at ang Dios ay inilualhati sa
caniya;
32 at siya,i, iualhati nḡ Dios sa caniyang sarili, at agad
ilulualhati siya.
33 Mḡa anac matitira pa aco sa inyo nḡ caunting panahon.
Aco,i, inyong hahanapin; at gaya nang sinabi co sa mḡa
judío: Ang paroroonan co ay hindi ninyo mapaparoonan;
gayon ang sinasabi co sa inyo nḡayon.
34 Isang bagong utos ay sa inyo ay ibibigay co, Na cayo,i,
manḡag-ibigan; gaya nḡ pag-ibig co sa inyo,i, manḡag-ibigan
naman cayo.
35 Sa ganito manḡaquiquilala nang lahat na cayo ay aquing
mḡa alagad, cung cayo ay mayroong pag-iibigan.
36 Sinabi sa caniya ni Simón Pedro: Panḡinoon ¿saan ca
paroroon? Sumagot si Jesús: Sa paroroonan co ay di mo
aco masusundan nḡayon; nḡuni,t, pagcatapos macasusunod ca.
37 Sinabi sa caniya ni Pedro: Panḡinoon, ¿baquit hindi
aco macasusunod sa iyo nḡayon? ang aquing buhay ay
ibibigay co dahil sa iyo.
38 Sumagot si Jesús: ¿ang buhay mo ay iyong ibibigay
dahil sa aquin? Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa
iyo: Hindi titilaoc ang manoc, hangang di mo aco naicacai-
lang macaitlo.

14 HUAG magulomihanan ang inyong puso: sumasam-
palataya cayo sa Dios, sumampalataya naman cayo sa
aquin.

2 Sa bahay nḡ aquing Ama,i, maraming manḡa tahanan;
cung hindi gayo,i, sinabi co sana sa inyo: sapagca,t, aco,i,
paroroon upang ipaghanda co cayo nḡ lugar.
3 At cung aco,i, pumaroon at cayo ay maipaghanda co nḡ
lugar, muling paririto aco, at cayo ay tatangapin co sa aquing
sarili; upang cung saan aco naroroon, cayo naman ay dumoon.
4 At nalalaman ninyo cung saan aco paroroon at nalalaman
ninyo ang daan;
5 Sinabi sa caniya ni Tomás: Panḡinoon, hindi namin
nalalaman cung saan ca paroroon ¿paanong malalaman
namin ang daan?
6 Si Jesús ay nagsabi sa caniya; Aco ang daan, at ang
catotohanan, at ang buhay: sino man ay di macaparoroon sa
Ama cungdi sa aquin.
7 Cung aco ay naquiquilala ninyo, ay manḡaquiquilalala
rin ninyo ang aquing Ama: buhat nḡayon siya,i, inyong
naquiquilala, at siya,i, inyong naquita.
8 Sinabi sa caniya ni Felipe: Panḡinoon ituro mo sa
amin ang Ama at sucat na ito sa amin.
9 Sinabi sa caniya ni Jesús: ¿Malaon nḡ panahong aco,i,
inyong quinacasama at hindi mo aco naquiquilala, Felipe?
Ang nacaquita sa aquin ay nacaquita sa Ama, ¿Baquit
sinasabi mo: Ituturo mo sa amin ang Ama?
10 ¿Hindi ca baga nananampalataya na aco,i, nasa Ama,
at ang Ama,i, nasa aquin? Ang salitang aquing sinasabi sa
inyo,i, hindi co sinasalita sa aquing sarili: datapua,t, ang
Ama na tumatahan sa aquin, ay gumagaua ang caniyang
mḡa gaua.
11 Sumampalataya cayo sa aquin na aco,i, nasa sa Ama, at
ang Ama,i, nasa sa aquin; ó cung di caya,i, manampalataya
cayo sa aquin dahil sa mḡa gaua din.
12 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo: Ang sa
aquin ay sumampalataya, ang mḡa gauang aquing guinagaua,i,
gagauin naman niya, at mahiguit cay sa rito ang gagauin
niya; sapagca,t, aco,i, pasa sa Ama.
13 At ang lahat ninyong hinḡin *sa Ama*, sa aquing panḡalan
yaong ang aquing gagauin; upang ang Ama ay lumualhati
sa Anac.

14 Cung cayo,i, hihin̄gi n̄g ano man sa pangalan co, yaong
ang aquing gagauin.
15 Cung aco,i, inyong iniibig, susundin ninyo ang aquing
mg̃a utos.
16 At aquing idadalan̄gin sa Ama, at cayo,i, bibigyan niya
ng̃ ibang Mang-aalio, upang sumainyo magpacailan man;
17 ang Espíritu ng̃ catotohanan na hindi matatangap ng̃
sanglibutan, sapagca,t, di siya naquiquita, at hindi siya
naquiquilala; siya,i, naquiquilala ninyo, sapagca,t, tumatahan
siya sa inyo, at sasa inyo.
18 Hindi co cayo iiuang mg̃a ulila: paririto sa inyo aco.
19 Caunti pang panahon, at di na aco maquiquita ng̃
sanglibutan ng̃uni,t, inyong maquiquita aco: sapagca,t, aco
ay buhày, ay cayo naman ay man̄gabubuhay.
20 Sa arao na yaon man̄gaquiquilala ninyong aco ay nasa
sa aquing Ama, at cayo ay sa aquin, at aco,i, sa inyo.
21 Ang mayroon nang aquing mg̃a utos at mang̃a
tinutupad, yaon ang umiibig sa aquin, at ang umiibig sa
aquin, ay iibiguin ng̃ aquing Ama, at aco,i, iibig sa caniya, at
aco,i, magpapacahayag sa caniya.
22 Sinabi sa caniya ni Judas (hindi ang Iscariote),
Pan̄ginoon, ¿ano,t, mangyayari na icao ay magpapacahayag
sa amin at di sa sanglibutan?
23 Sumagot si Jesús at sinabi sa caniya: Cung ang sino
ma,i, umiibig sa aquin, ay caniyang tutuparin ang aquing
salita; at siya,i, iibiguin ng̃ aquing Ama, at cami ay pasa sa
caniya at gagauin namin siyang tahanan.
24 Ang hindi umiibig sa aquin, hindi tinutupad ang aquing
mg̃a salita; at ang salitang inyong nan̄garinig, ay hindi aquin,
cungdi sa Amang nagsugo sa aquin.
25 Ang mg̃a bagay na ito ay sinalita co sa inyo, samanta-
lang aco,i, tumatahan sa inyo.
26 Datapua,t, ang Mang-aalio, ang Espíritu Santo, na
susuguin nang Ama sa aquing pan̄galan, siya ay magtuturo
sa inyo ng̃ lahat na mg̃a bagay, at magpapaalaala ng̃ lahat na
mg̃a bagay na sa inyo ay aquing sinabi.
27 Ang capayapaan ay iiuan co sa inyo, ang aquing
capayapaan ay ibinibigay co sa inyo: hindi gaya ng̃ pagbibigay

ng̃ sanglibutan, ang pagbibigay co sa inyo: huag magulomi-
hanan ang inyong puso, ó matacot man *lamang*.
28 Nang̃arinig ninyo cung paanong sinabi co sa inyo: Aalis
aco, at paririto aco sa inyo. Cung aco,i, inyong iniibig,
cayo,i, mang̃agagalac, sapagca,t, aco,i, pasa sa Ama: sapagca,t,
ang Ama ay mataas cay sa aquin.
29 At ng̃ayon ay sinabi co sa inyo bago mangyari, upang
cung mangyari ay manampalataya cayo.
30 Hindi na aco magsasalita pang marami sa inyo:
sapagca,t, dumarating ang principe ng̃ sanglibutan, at siya,i,
ualang ano man sa aquin;
31 datapua,t, upang mapagquilala ng̃ sanglibutan, na aco,i,
umi-ibig sa Ama, at ayon sa ipinag-utos sa aquin ng̃ Ama, ay
gayon din ang aquing guinagaua. Mang̃agsitindig cayo at
umalis tayo dito.

*Mang̃a huling bilin sa mg̃a alagad (carugtong): Matibay na pagcacaisa ni Jesús at ang caniyang mg̃a sinacop.*

15 ACO ang tunay na *puno ng̃* uvas; at ang aquing Ama
ang magsasaca.
2 Ang lahat ng̃ sang̃ang sa aquin na di magbung̃a, ay
inaalis: at ang lahat na nagbubung̃a,i, linilinis upang lalong
magbung̃a.
3 Cayo ay malilinis na sa pamamag-itan ng̃ salita na sa
inyo,i, aquing sinalita.
4 Cayo,i, tumahan sa aquin, at aco,i, sa inyo. Gaya ng̃ di
pamumung̃a ng̃ sang̃a sa caniyang sarili maliban na tumahan
sa *puno ng̃* uvas, gayon din naman cayo maliban na tumahan
sa aquin.
5 Aco ang *puno ng̃* uvas, cayo ang mg̃a sang̃a: Ang
tumatahan sa aquin at aco,i, sa caniya, ito ang nagbubung̃a
ng̃ marami: (sapagca,t, *cung* cayo,i, nahihiualay sa aquin ay
uala cayong magagaua).
6 Cung ang sino man ay hindi tumahan sa aquin, ay
matatapong catulad ng̃ sang̃a at matutuyo: at pupulutin at
igagatong sa apoy, at mang̃asusunog.

7 Cung cayo,i, tumahan sa aquin, at ang mḡa salita co ay
tumahan sa inyo, hinḡin ninyo ang ano mang inyong ibiguin,
at gagauin sa inyo.
8 Sa ganito ay lumulualhati ang aquing Ama, na cayo,i,
nagbubunḡa nḡ marami, at cayo,i, maguiguing aquing mḡa
alagad.
9 Gaya nḡ pag-ibig sa aquin nḡ Ama, *gayon din* naman
cayo,i, aquing inibig: tumahan cayo sa aquin pag-ibig.
10 Cung tinutupad ninyo ang aquing mḡa utos ay manana-
han cayo sa aquing pag-ibig: gaya nḡ aquing pagtupad nḡ
mḡa utos nḡ aquing Ama, at aco,i, nananahan sa caniyang
pag-ibig.
11 Ang mḡa bagay na ito ay sinalita co sa inyo upang
ang aquing catuaan ay mapasa inyo, at ang inyong catuaan
ay maganap.
12 Ito ang aquing utos: Na cayo,i, manḡag-ibigan, gaya nḡ
pag-ibig co sa inyo.
13 Uala sino mang may malaquing pag-ibig cay sa rito, na
ibigay nḡ sino man ang caniyang buhay dahil sa caniyang
manḡa caibigan.
14 Cayo,i, aquing manḡa caibigan, cung gauin ninyo ang
mḡa bagay na aquing iniuutos sa inyo.
15 Hindi co na tatauaguin cayong mḡa alipin, sapagca,t,
hindi nalalaman nḡ alipin ang guinagaua nang caniyang
panḡinoon: nḡuni,t, tinauag co cayong mḡa caibigan, sapag-
ca,t, ang lahat na mḡa bagay na narinig co sa aquing Ama,
ay ipinaquilala co sa inyo.
16 Aco,i, hindi ninyo hinirang nḡuni,t, cayo,i, hinirang co;
at aquing cayong inilagay upang cayo,i, manḡagsilacad at
manḡagsipagbunḡa, at lumagui ang inyong bunḡa; upang ano
mang inyong hinḡin sa Ama sa aquing panḡalan, ay maibigay
niya sa inyo.
17 Ang mḡa bagay na ito iniuutos co sa inyo, upang cayo,i,
manḡag-ibigan.
18 Cung cayo,i, quinapopootan nḡ sanglibutan, talastasin
ninyo na aco muna ang quinapootan bago cayo.
19 Cung cayo,i, sa sanglibutan, ang sanglibutan ay iibiguin
ang caniyang sarili: nḡuni,t, sapagca,t, cayo,i, hindi sa sang-

libutan, cungdi cayo,i, hinirang co sa sanglibutan, caya napo-
poot sa inyo ang sanglibutan.
20 Alalahanin ninyo ang salitang sa inyo,i, aquing sinabi:
Hindi higuit ang alipin cay sa caniyang pan̄ginoon. Cung
aco,i, canilang inusig, cayo man ay canilang uusiguin; cung
nan̄gagsitupad sa aquing salita, ang inyo man ay tutuparin.
21 Datapua,t, ang lahat ng̃ mg̃a bagay na ito ay gagauin sa
inyo dahil sa aquing pan̄galan: sapagca,t, hindi nila naqui-
quilala ang sa aquin ay nagsugo.
22 Cung hindi aco naparito at sila,i, aquing pinan̄gusapan,
hindi man̄gagcacaroon ng̃ casalanan; datapua,t, ng̃ayon sila,i,
uala ng̃ madadahilan sa canilang casalanan.
23 Ang napopoot sa aquin, ay napopoot din naman sa
aquing Ama.
24 Cung aco sana,i, hindi gumaua sa canila ng̃ mg̃a gauang
cailan ma,i, hindi guinaua nino man, ay hindi man̄gagcaca-
roon ng̃ casalanan; datapua,t, ng̃ayon, ay canilang nan̄ga-
quita, at capua quinapopootan nila aco at ang aquing Ama.
25 Ng̃uni,t, *nangyayari ito upang* matupad ang salita na
nasusulat sa canilang cautusan: Aco,i, quinapootan nila na
ualang cadahilanan.
26 Ng̃uni,t, pagdating nang Mang-aalio, na aquing uutusan
sa inyo mula sa Ama, ang Espíritu ng̃ catotohanan, na nagbu-
buhat sa Ama, siya,i, magpapatotoo tungcol sa aquin:
27 at cayo ma,i, nagpapatotoo sapagca,t, cayo,i, nan̄gasa
aquin buhat ng̃ una.

*Mg̃a huling bilin sa mg̃a alagad (catapusan): Pinapag-
tibay ni Jesús ang pan̄gaco tungcol sa Mang-aalio at
sa caniyang sariling pagparito.*

16 ANG mg̃a bagay na ito ay aquing sinalita sa inyo, upang
cayo,i, huag man̄gatisod.
2 Cayo,i, palalayasin sa mg̃a sinagoga: tunay, darating ang
oras, na sino mang pumatay sa inyo, ay aacalaing naghahan-
dog ng̃ paglilingcod sa Dios.
3 At ang mg̃a bagay na ito ay gagauin, sapagca,t, hindi
nila naquiquilala ang Ama at aco man.

4 Datapua,t, ang mḡa bagay na ito,i, sinalita co sa inyo,
upang pagdating nḡ oras nila, ay inyong manḡaalaala na
sinabi co sa inyo: at ang manḡa bagay na ito hindi co sinabi
sa inyo nḡ una, sapagca,t, aco,i, casama ninyo.
5 Nḡuni,t, nḡayon aco,i, paroroon sa nagsugo sa aquin: at
sino man sa inyo ay ualang nagtatanong sa aquing: ¿Saan
ca paroroon?
6 Nḡuni,t, sapagca,t, sinalita co ang manḡa bagay na ito sa
inyo ay napuno nḡ calumbayan ang inyong puso.
7 Gayon ma,i, sinasabi co sa inyo ang catotohanan: Nara-
rapat sa inyo na aco,i, umalis; sapagca,t, cung hindi aco
umalis, ang Mang-aalio ay hindi paririto sa inyo: nḡuni,t,
cung aco,i, umalis, siya,i, susuguin co sa inyo.
8 At pagparito niya, ay caniyang susumbatan ang sang-
libutan tungcol sa casalanan, at sa catuiran, at sa paghatol:
9 *tungcol* sa casalanan, sapagca,t, hindi sila sumasamplataya
sa aquin:
10 *tungcol* sa catuiran, sapagca,t, aco,i, paroroon sa Ama, at
hindi na ninyo aco maquiquita:
11 *tungcol* sa paghatol, sapagca,t, ang principe nang sang-
libutang ito ay hinatulan na.
12 Mayroon pa aco maraming bagay na sa inyo ay sasabihin,
nḡuni,t, nḡayon ay hindi ninyo manḡatitiis.
13 Gayon ma,i, pagdating niyaong Espíritu nḡ catotohanan,
aacayin cayo niya sa boong catotohanan: sapagca,t, hindi
magsasalita nḡ mula sa caniyang sarili, cungdi ang sasalitin
ay ang lahat na marinig niya: at ibabalita sa inyo ang mḡa
bagay na magsisidating.
14 Lulualhatiin niya aco, sapagca,t, cucuha siya sa aquin at
sa inyo,i, caniyang ibabalita.
15 Ang lahat na nasa Ama, ay aquin: caya sinabi co na
cumucuha sa aquin, at sa inyo,i, caniyang ibabalita.
16 Sandali na lamang, at aco,i, hindi na ninyo maquiquita:
at muling sandali, at aco,i, inyong maquiquita.
17 Sinabi nḡà nḡ *ilang* caniyang manḡa alagad sa isa,t, isa:
¿Ano itong sa atin ay sinasabi: Sandali na lamang, at aco,i,
hindi na ninyo maquiquita: at muling sandali, at aco,i,
inyong maquiquita: at: Sapagca,t, aco,i, paroroon sa Ama?

18 Sinabi ng̃à nila: ¿Ano ng̃à itong sinasabing: Sandali
na lamang? Hindi namin nalalaman ang sinasabi.
19 Nahahalata ni Jesús na sa caniya,i, ibig nilang itanong,
at sa canila,i, sinabi: ¿Nang̃agtatanung̃an cayo nitong aquing
sinabi: Sandali na lamang, at aco,i, hindi na ninyo maqui-
quita; at muling sandali,t, aco,i, inyong maquiquita?
20 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo na cayo,i,
mang̃asisiiyac at mang̃agsisitang̃is, datapua,t, ang sanglibutan
ay magagalac: cayo ay mang̃alulumbay, datapua,t, ang
inyong calumbayan ay maguiguing catuaan.
21 Ang babaye pagca nang̃ang̃anac ay nalulumbay, sapag-
ca,t, dumating ang caniyang oras; ng̃uni,t, pagcapang̃anac
sa sangol ay hindi na naaalaala ang dinamdam dahil sa catuaan
na ipinang̃anac sa sanglibutan ang isang tauo.
22 At cayo ng̃à ng̃ayon ay may calumbayan: ng̃uni,t,
muli co cayong maquiquita, at mang̃agagalac ang inyong
puso, at sino man ay hindi macapagaalis sa inyo ng̃ inyong
catuaan.
23 At sa arao na yaon ay hindi cayo magtatanong sa aquin
ng̃ ano man. Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa inyo:
Cung hihing̃in ninyo ang ano man sa Ama ay ibibigay niya
sa inyo sa aquing pang̃alan.
24 Hangang ng̃ayo,i, uala pa cayong hinihing̃ing ano man
sa pang̃alan co: cayo,i, huming̃i at tatangapin ninyo upang
maganap ang inyong catuaan.
25 Sinalita co sa inyo ang mg̃a bagay na ito sa cauicaan:
darating ang oras na hindi co na cayo pagsasalitaan sa
cauicaan, cungdi malinao na sa inyo,i, sasabihin co ang sa
Ama.
26 Sa arao na yaon ay mang̃agsisihing̃i cayo sa aquing
pang̃alan, at sa inyo,i, hindi co sinasabi, na aco,i, manana-
lang̃in sa Ama *dahil* sa inyo:
27 sapagca,t, ang Ama rin ang umiibig sa inyo, dahil sa
aco,i, inyong inibig, at cayo,i, nang̃agsisampalataya na aco,i,
nagbuhat sa Ama.
28 Nagbuhat aco sa Ama, at aco,i, naparito sa sanglibutan:
muling iniiuan co ang sanglibutan at aco,i, pumaparoon sa
Ama.

29 Sinasabi ng̃ caniyang mg̃a alagad: Narito, sinasalita
mong malinao ng̃ayon, at uala cang sinasalitang ano mang
cauicaan.
30 Ng̃ayon ay naquiquilala namin, na nalalaman mo ang
lahat na mg̃a bagay, at hindi ca nagcacailang̃an na tanung̃in
ca ng̃ sino man: caya sumasampalataya cami na icao ay
nagbuhat sa Dios.
31 Sinagot sila ni Jesús: ¿Ng̃ayon baga,i, nang̃agsisisam-
palataya cayo?
32 Narito, ang oras ay dumarating, at dumating na, na
cayo,i, mang̃ang̃alat ang baua,t, isa sa caniyang sarili, at aco,i,
iiuan ninyong mag-isa: at *gayon ma,i,* hindi aco nag-ii
sapagca,t, ang Ama ay sumasa aquin.
33 Ang mg̃a bagay na ito ay sinalita co sa inyo, upang
cayo,i, magcaroon sa aquin ng̃ capayapaan. Sa sanglibutan
mayroon cayo ng̃ capighatian: ng̃uni,t, lacsan ninyo ang
loob; aquing dinaig ang sanglibutan.

*Panalang̃in ni Jesús tungcol sa caniyang mg̃a alagad.*

17 ANG mg̃a bagay na ito ay sinalita ni Jesús, at nang̃a-
cataas ang mg̃a mata sa lang̃it, na sinabi: Ama duma-
ting na ang oras, lualhatiin mo ang iyong Anac, upang icao
ay lualhatiin nang Anac:
2 gaya ng̃ bigyan mo sa caniya ng̃ capangyarihan ang
lahat ng̃ lamán, upang bigyan ng̃ buhay na ualang hangan
ang lahat ng̃ ibinigay mo sa caniya.
3 At ito ang buhay na ualang hangan; na icao ay quilalanin
nila na iisang Dios na tunay, at siyang iyong sinugo, si Jesu-
Cristo.
4 Nilualhati quita sa lupa; pagcaganap co ng̃ gaua na
ipinagaua mo sa aquin.
5 Ng̃ayon ngà, Ama lualhatiin mo aco sa iyo rin, ng̃ calual-
hatian na nagcaroon aco sa iyo bago ang sanglibutan ay
naguing *sanglibutan.*
6 Ipinahayag co ang iyong pang̃alan sa mg̃a tauo na
ibinigay mo sa aquin mula sa sanglibutan; sila,i, iyo, at
sila,i, ibinigay mo sa aquin, at tinupad nila ang iyong salita.

7 Ngayon ay nangaquilala nila na ang lahat na manga
bagay na sa aquin ay ibinigay mo, ay mula sa iyo:
8 sapagca,t, ang mga salitang sa aquin ay ibinigay mo, ay
ibinigay co sa canila; at canilang tinangap, at nangaquilala
nilang tunay na nagbuhat aco sa iyo, at nanganiualang icao
ang nagsugo sa aquin.
9 Idinadalangin co sila: hindi ang sanglibutan ang idinada-
langin co, cungdi yaong manga sa aquin ay ibinigay mo, sapag-
ca,t, sila,i, iyo:
10 at ang lahat na aquing bagay ay iyo, at ang iyo ay
aquin: at aco,i, lumulualhati sa canila.
11 At uala na aco sa sanglibutan at ang mga ito ay nasa
sanglibutan at aco,i, sa iyo paroroon.
¡ Amang Santo, yaong mga ibinigay mo sa aquin, ay ingatan
mo sa iyong pangalan, upang sila,i, maguing isa, gaya natin!
12 Samantalang aco,i, sumasa canila, iningatan co sila sa
iyong pangalan na ibinigay mo sa aquin, ay sila,i, aquing
iningatan at sino man sa canila,i, hindi napahamac cungdi ang
anac ng capahamacan; upang matupad ang Casulatan.
13 Nguni,t, ngayon ay paroroon aco sa iyo; at sinasalita co
ang mga bagay na ito sa sanglibutan, upang sila,i, magtamo
ng aquing catuaang ganap sa canila rin.
14 Ibinigay co sa canila ang iyong salita; at quinapootan
sila ng sanglibutan; sapagca,t, hindi sila taga sanglibutan gaya
co na hindi taga sanglibutan.
15 Hindi co idinadalangin na alisin mo sila sa sanglibutan,
cungdi ingatan mo sa casam-an.
16 Hindi sila taga sanglibutan, gaya co na hindi taga sang-
libutan.
17 Pacabanalin mo sila sa catotohanan: ang salita mo,i,
catotohanan.
18 Cung papaanong aco,i, iyong sinugo sa sanglibutan,
sila ay gayon din aquing sinugo sa sanglibutan.
19 At dahil sa canila,i, aco ay naguiguing banal sa aquing
sarili; upang sila naman ay mangagpacabanal sa catotohanan.
20 Hindi lamang dahil sa mga ito aco,i, nananalangin, cungdi
naman sa mga mananampalataya sa aquin dahil sa canilang
salita;

21 upang silang lahat ay magcaisa: gaya mo Ama sa aquin,
at aco,i, sa iyo, upang sila naman ay maguing sa atin: upang
ang sanglibutan ay sumampalataya na aco,i, sinugo mo.
22 At ang calualhatiang sa aquin ay ibinigay mo, sa canila,i,
aquing ibinigay; upang sila,i, maguing isa gaya natin na iisa;
23 aco,i, sa canila, at icao ay sa aquin, upang sila,i, malubos sa pagcaisa; upang maquilala nang sanglibutan na icao ang sa aquin ay nagsugo, at sila,i, iyong inibig, gaya co na inibig mo.
24 Ama, yaong manḡa ibinigay mo sa aquin, ay ibig co na cung saan aco naroon, sila naman ay dumoong casama co; upang maquita nila ang calualhatian co na ibinigay mo sa aquin: sapagca,t, aco,i, iyong inibig bago itinatag ang sanglibutan.
25 Oh Amang banal, hindi ca naquilala nḡ sanglibutan: nḡuni,t, naquilala quita, at nanḡaquilala nang mḡa ito na icao ang nagsugo sa aquin;
26 at ipinaquilala co sa canila ang iyong nḡalan, at ipaquiquilala co: upang ang pag-ibig na sa aquin ay iniibig mo, ay mapasa canila, at aco,i, sa canila.

*Paghuli cay Jesús sa Getsemani.*

18 NANG masalita ni Jesús ang mḡa salitang ito siya,i, umalis na casama ang caniyang mḡa alagad at *tinunḡo* ang cabila nḡ batis nḡ Cedron na doo,i, naroroon ang isang halamanan, *at* doo,i, pumasoc siya at ang caniyang mḡa alagad.
2 At si Judas naman na sa caniya,i, nagcacanulo, nalalaman ang lugar; sapagca,t, madalas na si Jesús ay naquiquipagcatipon doon sa caniyang mḡa alagad.
3 Si Judas nḡa,i, nḡ macatangap nḡ pulutong na *sundalo*, at mḡa alguacil sa mḡa puno nḡ mḡa sacerdote at mḡa fariseo, naparoon na may mḡa farol at mḡa sigsig at may mḡa sandata.
4 Si Jesús, nḡà na nalalaman ang lahat nḡ bagay na nanḡagsisidating sa caniya,i, lumabas at sa canila,i, sinabi: ¿Sino ang inyong hinahanap?

5 Sinagot nila siya: Si Jesús na taga Nazaret. Sinabi sa
canila ni Jesús: Aco ngà: At casama naman nila si Judas
na sa caniya,i, nagcacanulo.
6 Pagcasabi ngà niya sa canila: Aco ngà, ay nangagsiur-
ong, at nangalugmoc sa lupa.
7 Muling sila nga,i, tinanong: ¿Sino ang inyong hinaha-
nap? At sinabi nila: Si Jesús na taga Nazaret.
8 Sumagot si Jesús: sinabi co na sa inyo na aco: cung aco
ngà ang inyong hinahanap, pabayaan ninyong mangagsila-
cad ang mga ito:
9 upang matupad, ang salitang sinalita niya: Sa manga
ibinigay mo sa aquin, sino man sa canila,i, hindi naua la sa
aquin.
10 Si Simon Pedro ngà na may tabac ay caniyang binunot
at sinugatan ang alipin ng daquilang sacerdote, at tinigpas
ang caniyang canan tainga. At ang pangalan ng alipin ay
Malco.
11 Sinabi ngà ni Jesús cay Pedro: Isuot mo ang iyong
tabac sa vaina*: ang copang sa aquin ay ibinigay ng Ama:
¿hindi baga aquing iinumin?

*Si Jesús sa harap ng Sanedrin.—Siya,i, itinatatua ni Pedro.*

12 Dinaquip ngà ng pulutong at ng coronel, at ng mga
alguacil ng mga judío, si Jesús at siya,i, canilang tinalian,
13 at siya,i, dinala nila muna cay Anás, sapagca,t, bianan
ni Caifás na daquilang sacerdote ng taong yaon.
14 At si Caifás ay siyang nagbigay payo sa mga judío, na
dapat na ang isang tauo ay mamatay dahil sa bayan.
15 At sumusunod cay Jesús si Simón Pedro, at ang isa
pang alagad. At ang alagad na yaon ay quilala ng daquilang
sacerdote at nasoc na casama ni Jesús sa patio ng daquilang
sacerdote.
16 Nguni,t, si Pedro ay natira sa labas ng pinto. Lumabas
ngà ang isang alagad na quilala ng daquilang sacerdote, at

* **Vaina.—Sucsucan nang tabac.**

quinausap ang dalagang tagatanod ng̃ pinto at ipinasoc si
Pedro.
17 Sinabi ng̃à ng̃ dalagang tagatanod ng̃ pinto cay Pedro:
¿Icao baga naman ay *isa* sa mg̃a alagad ng̃ tauong̃ ito?
Sinabi niya: Hindi aco.
18 At nang̃acatayo ang mg̃a alipin at mg̃a alguacil na
nang̃agpaning̃as ng̃ sigang uling; sapagca,t, maguinao; at
sila,i, nang̃agpapainit: at nacatayong casama rin naman nila
si Pedro na nagpapainit.
19 Tinanong ng̃à ng̃ daquilang sacerdote si Jesús tungcol sa
caniyang mg̃a alagad at sa caniyang aral.
20 Sinagot siya ni Jesús: Aco,i, hayag na nagsalita sa
sanglibutan: aco,i, laguing nagturo sa mg̃a sinagoga at sa
templo, na siyang pinagcacatipunan ng̃ lahat na mg̃a judío;
at uala acong sinalita na lihim.
21 ¿Baquit aco ay iyong tinatanong? Tanung̃in mo silang
nang̃acarinig, cung anong sinalita co sa canila: Narito, sila
ang nang̃acacaalam ng̃ sinabi co.
22 At nang caniyang masabi ito, isa sa mang̃a alguacil na
naroroon, sinampal si Jesús, na sinabi: ¿Ganiyan ang
pagsagot mo sa daquilang sacerdote?
23 Sinagot siya ni Jesús: Cung aco,i, nagsalita nang
masama, bigyan mong patotoo ang casam-an: datapua,t,
cung mabuti, ¿baquit mo aco sinasampal?
24 Ipinadala ng̃à siya ni Anás na gapos cay Caifás na
daquilang sacerdote.
25 At nacatayo si Pedro na nagpapainit. Sinabi ng̃à nila
sa caniya: ¿Icao baga ay isa sa caniyang mg̃a alagad? Siya,i,
nagcaila at nagsabi: Hindi aco.
26 Isa sa mang̃a alipin ng̃ daquilang sacerdote, na camag-
anac niyaong tinigpas ang taiñga ni Pedro, ay nagsabi:
¿Hindi baga icao ay naquita co sa halamanang casama niya?
27 Muling ng̃ang nagcaila si Pedro: at pagdaca ay tumilaoc
ang manoc.

*Si Jesús sa harap ni Pilato.*

28 Dinala ng̃à nila si Jesús mula cay Caifás hangang sa
hucuman; at niyaon ay maaga *pa:* at sila,i, hindi nang̃agsi-

pasoc sa hucuman upang huag silang madungisan, cungdi
mangagsicain ng pascua.
29 Inilabas ngà sila ni Pilato at sinabi: ¿Anong sumbong
ang dala ninyo laban sa tauong ito?
30 Nangagsisagot at sa caniya,i, canilang sinabi: Cung ang
tauong ito,i, hindi masama, hindi sana namin ibinigay sa iyo.
31 Sa canila ngà,i, sinabi ni Pilato: Cunin ninyo siya, at
siya,i, inyong hatulan ayon sa inyong cautusan. Ang manga
judío,i, nangagsabi sa caniya: Sa amin ay di matuid na
magpapatay ng sino man:
32 upang matupad ang uicang sinalita ni Jesús, na ipinaqui-
quilala cung sa anong camatayan siya mamamatay.
33 Caya,t, si Pilato,i, muling pumasoc sa hucuman, at
tinauag si Jesús, at sa caniya,i, sinabi: ¿Icao baga ang Hari
ng manga judío?
34 Sinagot ni Jesús: ¿Sinasabi mo ito sa iyong sarili, ó
sinabi sa iyo ng iba tungcol sa aquin?
35 Si Pilato,i, sumagot: ¿Aco baga,i, judío? Ang iyong
sariling bayan at ang manga puno ng sacerdote, ang sa iyo,i,
nagbigay sa aquin: ¿Anong guinaua mo?
36 Sumagot si Jesús: Ang caharian co,i, hindi sa sangli-
butang ito: cung sa sanglibutang ito ang caharian co, ang
aquing manga lingcod ay maquiquipaglaban ngà upang aco,i,
huag mapabigay sa manga judío; nguni,t, ngayo,i, ang
aquing caharian ay hindi dito.
37 Sinabi sa caniya ngà ni Pilato: ¿Icao ngà baga,i, hari?
Sumagot si Jesús: Icao ang nagsasabing aco ay hari. Aco,i,
ipinanganac dahil dito, at dahil dito aco,i, naparito sa sangli-
butan upang bigyang patotoo ang catotohanan. Lahat na
ayon sa catotohanan ay naquiquinig sa aquing voces.
38 Sinabi sa caniya ni Pilato: ¿Ano ang catotohanan?
At ng masabi niya ito,i, lumabas na muli sa manga judío,
at sa canila,i, sinabi: Uala acong masunduan sa caniyang
ano mang casalanan.
39 Nguni,t, cayo,i, may ugali na paualan co sa inyo ang isa
sa pascua: ¿ibig ngà baga ninyong sa inyo,i, paualan co ang
Hari ng mga judío?

40 Sila ngà nangagsigauang muli na sinasabi: Huag ito,
cungdi si Barrabás. At si Barrabás ay tulisan.

19 NANG magcagayon ngà pinatagnan ni Pilato si Jesús at
siya,i, hinampas.
2 At ang mga sundalo,i, nagcamacama ng isang putong na
tinic at ipinutong sa caniyang ulo at siya,i, sinuotan ng isang
damit na purpura;
3 at lumapit sa caniya,t, sinabi nila: ¡Aba, Hari ng mga
judío! At siya,i, pinagsampalanan.
4 At si Pilato ay lumabas na muli at sa canila,i, sinabi:
Narito, siya,i, inilabas co sa inyo, upang inyong matalastas
na uala acong masundoang ano mang casalanan sa caniya.
5 Lumabas ngà si Jesús na dala ang putong na tinic at
ang damit na purpura. At sa canila,i, sinabi ni *Pilato*:
¡Masdan ninyo ang tauo!
6 Pagcaquita ngà sa caniya ng mga puno ng sacerdote at
ng mga alguacil, ay nangagsigauan, na sinasabi: Ipaco *siya
sa cruz*, ipaco *siya sa cruz*. Sinabi sa canila ni Pilato.
Cunin ninyo siya, at siya,i, inyong ipaco *sa cruz*; sapagca,t,
aco ay ualang masunduang casalanan sa caniya.
7 Nangagsisagot sa caniya ang mga judío: Cami,i, mayroong
isang cautusan, at ayon sa cautusan iyon ay nararapat
mamatay, sapagca,t, siya,i, nagpaconuaring Anac ng Dios.
8 Pagcarinig ngà ni Pilato ng salitang ito, ay lalong sinidlan
ng tacot.
9 At nasoc na muli sa hucuman at sinabi cay Jesús: ¿Taga
saan ca? Nguni,t, hindi siya sinagot ni Jesús:
10 Sinabi ngà sa caniya ni Pilato: ¿Sa aquin ay di ca
magsalita? ¿hindi mo baga nalalaman na aco,i, may capang-
yarihang sa iyo,i, magpaco *sa cruz*, at may capangyarihang
sa iyo,i, magpauala?
11 Sumagot si Jesús sa caniya: Ano mang capangyarihan
ay hindi ca magcacaroon laban sa aquin, malibang ito,i,
ibinigay sa iyo mula sa itaas; caya,t, ang nagbigay sa iyo sa
aquin ay may lalong malaquing casalanan.
12 Buhat niyaon ay pinagsisicapan ni Pilatong siya,i,
paualan: nguni,i, ang mga judío,i, nagsisigauan na sinasabi:

Cung ang tauong ito,i, iyong paualan, hindi ca caibigan ni
César: sino mang naghahari, ay nagsasalita laban cay César.
13 Nang marinig ngà ni Pilato ang mang̃a salitang ito, ay
inilabas niya si Jesús, at naupo sa hucuman sa lugar na
tinatauag na Lithostrotos, datapua,t, sa Hebreo,i, Gabbatha.
14 At niyaon ay Paghahanda ng̃ pascua: *at* malapit na ang
ica-anim* na oras. At sinabi niya sa mg̃a judío: Narito,
ang inyong Hari.
15 Sila ng̃a,i, nang̃agsigauan: Alisin, alisin, ¡siya,i, ipaco *sa
cruz!* Sinabi sa canila ni Pilato: ¿Ang inyong Hari ang
ipapaco co *sa cruz?* Nang̃agsisagot ang mg̃a punong sacerdote:
Uala caming hari cungdi Cesar.
16 Nang magcagayon ng̃a,i, ibinigay sa canila upang maipaco
*sa cruz.*

*Ang pagpapaco.*

17 Quinuha ngà nila si Jesús, at siya,i, lumabas na pasan
niya ang cruz, sa lugar na tinatauag na lugar ng̃ bung̃o, na
tinatauag sa Hebreo na Golgotha;
18 sa pinagpacuan nila cay Jesús, at casama niya ang
dalaua pa, isa sa baua,t, taguiliran, at si Jesús ay nasa guitna.
19 At sumulat naman si Pilato ng̃ isang titic, at inilagay
sa ibabao ng̃ cruz. At ang nasusulat ay: JESÚS NA TAGA
NAZARETH, HARI NANG MANG̃A JUDÍO.
20 Marami ngà sa mang̃a judío ang nang̃agsibasa ng̃ titic na
ito: sapagca,t, ang lugar na quinapapacuan ni Jesús ay mala-
pit sa ciudad: at nasusulat sa Hebreo, sa Latin, *at* sa Griego.
21 Sinasabi ngà cay Pilato ng̃ mg̃a punong sacerdote ng̃
mg̃a judío: Huag mong isulat na, Hari ng̃ mg̃a judío, cungdi
ang caniyang sinabi: Hari aco ng̃ mg̃a judío.
22 Sumagot si Pilato: Ang naisulat co, ay naisulat co.
23 Ang mg̃a sundalo ngà, nang si Jesús ay maipaco *sa cruz,*
ay quinuha ang caniyang mg̃a suot at guinauang apat na
bahagui (sa baua,t, sundalo ay isang bahagui), at gayon din
naman ang tunica: at ang tunica ay ualang tahi, na hinabing
boo mula sa itaas.

* Ica-anim na oras—a las doce nang arao.

24 Nangagsabihan ngà sila: Huag nating punitin, cungdi
magsapalarang laro tayo sa caniya, cung mapapacangino
siya, upang matupad ang Casulatan na nagsasabi:

Binahagui nila sa canila ang aquing mga casuotan, at ang aquing tunica ay pinagsapalaran nila.

Guinaua ngà ang mga bagay na ito ng mga sundalo.

25 Datapua,t, nangacatayo sa piling ng cruz ni Jesús ang
caniyang ina, at ang capatid ng caniyang ina, na si Maríang
*asaua* ni Cleofás, at si María Magdalena.
26 Pagcaquita ngà ni Jesús sa caniyang ina at sa alagad na
nacatayo na caniyang iniibig ay sinabi niya sa caniyang ina:
Babaye, narito, ang iyong anac.
27 Nang magcagayo,i, sinabi sa alagad: narito, ang iyong
ina. At buhat sa oras na iyon, ay tinangap siya ng alagad
sa caniyang *bahay*.
28 Pagcatapos nito na nalalaman ni Jesús na ang lahat na
manga bagay ay nangatupad na, upang matupad ang
Casulatan, ay sinabi: Nauuhao aco.
29 Mayroon doong isang vasong puno ng suca: canilang
inilagay ngà ang isang esponja na basa ng suca sa isang
hisopo* at canilang iniabot sa caniyang bibig.
30 Pagcatangap ngà ni Jesús ng suca, ay nagsabi: Tapos
na. At pagcahilig ng caniyang ulo ay nalagot ang hininga.
31 Ang manga Judío ngà, sapagca,t, Paghahanda, upang
ang manga catauan ay huag mangatira sa cruz ng sabado
(sapagca,t, daquila ang arao ng sabadong yaon), ay hiningi
cay Pilato na umuguin ang canilang mga hita at *sila,i*, alisin
doon.
32 Naparoon ngà ang mga sundalo at inumog ang manga
hita ng una at ng isa na napaco *sa cruz* na casama niya:
33 nguni,t, nang mangagsiparoon cay Jesús, at siya,i,
maquitang patay na, hindi inumog ang caniyang manga hita:
34 gayon ma,i, isa sa manga sundalo ay pinalagpasan ang
caniyang taguiliran ng isang sibat, at agad lumabas ang dugo
at tubig.

* **Hisopo—mababang puno nang cahoy.**

35 At siyang nacaquita ay nagpatotoo, at ang caniyang
patotoo ay totoo: at nalalaman niyang nagsasabi nḡ totoo,
upang cayo naman ay manḡagsisampalataya.
36 Sapagca,t, ang manḡa bagay na ito ay nangyari, upang
matupad ang Casulatan: Buto niya,i, hindi uumuguin.
37 At sinasabi naman sa ibang *lugar nang* Casulatan:
Panonoorin nila yaong canila pinalagpasan.

*Ang paglilibing cay Jesús.*

38 At pagcatapos nḡ manḡa bagay na ito, si Joseng taga
Arimatea, palibhasa,i, alagad ni Jesús, baga man lihim sa
catacutan sa manḡa judío, ay namanhic cay Pilato na maalis
niya ang catauan ni Jesús: at itinulot ni Pilato. Naparoon
nḡà at inalis ang caniyang catauan.
39 At naparoon naman si Nicodemo, yaong naparoon nḡ
una cay *Jesús* nḡ gabi, na may dalang isang pinaghalong mirra
at acibal na may isang daang libra.
40 Quinuha nḡà ang catauan ni Jesús, at binalot nila sa
manḡa cumot na casama nḡ manḡa pabanḡo, ayon sa ugali
nḡ mḡa judío sa paglilibing.
41 At sa lugar na yaon na pinagpacuan sa caniya may
halamanan, at sa halamanan ay may isang libinḡang bago, na
uala pang nailibing cailan man.
42 Doon nḡà inilagay si Jesús, dahil sa Paghahanda nang
manḡa judío; sapagca,t, ang libinḡan ay malapit.

*Ang muling pagcabuhay.*

20 AT NANG unang *arao* nang sanglingo ay naparoong
maaga si María Magdalena, nḡ madilim pa, sa libinḡan,
at naquita ang batong inalis sa libinḡan.
2 Tumacbo nḡà at naparoon cay Simón Pedro at sa isang
alagad na iniibig ni Jesús, at sa canila,i, sinabi: Inalis ang
Panḡinoon sa libinḡan, at hindi namin maalaman cung saan
inilagay.
3 Umalis nḡà si Pedro at ang isang alagad, at naparoon
patunḡo sa libinḡan.

4 At capua tumacbong macasama; at ang isang alagad ay
tumacbong matulin cay sa cay Pedro, at dumating na una sa
libiñgan;
5 at ng̃ caniyang tunghan at tingnan sa loob, ang naquita
niya,i, ang nacalagay na mg̃a damit na puti; gayon ma,i
hindi pumasoc sa loob.
6 Dumating ng̃à rin si Simón Pedro na sa caniya,i, sumusu-
nod; at nasoc sa loob ng̃ libiñgan, at naquita niya ang
nacalagay na mang̃a damit na puti;
7 at ang cumot na nasa sa caniyang ulo, hindi casamang
nacalagay ng̃ mg̃a damit na puti, cungdi bucod na nabibilot sa
isang tabi.
8 Nang magcagayo,i, nasoc ng̃à rin ang isang alagad, na
naunang pumaroon sa libiñgan, at naquita niya at sumam-
palataya.
9 Sapagca,t, hindi pa nila naquiquilala ang Casulatan na
quinacailang̃ang siya,i, magbang̃on na mag-uli sa mang̃a
patay.
10 Nang̃agbalic ng̃à ang mang̃a alagad sa canicanilang
sariling bahay.

*Si Jesús ay napaquita cay María Magdalena.*

11 Ng̃uni,t, si Maria,i, natira sa labas ng̃ libiñgan na
umiiyac: samantalang umiiyac ng̃à caniyang tinunghan at
tinignan ang loob ng̃ libiñgan;
12 at naquita niya ang dalauang ángel na ang damit ay
mapuputi, na nang̃acaupo, ang isa,i, sa ulonan, at ang isa,i, sa
paanan ng̃ quinalagyan ng̃ catauan ni Jesús.
13 At sa caniya,i, sinabi nila: Babaye, ¿baquit ca umi-
iyac? Sa canila,i, sinabi: Sapagca,t, inalis ang aquing
Pang̃inoon, at di co maalaman cung saan inilagay.
14 Pagcasabi niyang gayon siya,i, lumiñgon at naquita si
Jesús na nacatayo; at hindi niya nalalaman na yaon ay si
Jesús.
15 Sinabi sa caniya ni Jesús: Babaye, ¿baquit ca umiiyac?
¿sino ang iyong hinahanap? Acala niya ay maghahalaman,
sinabi sa caniya; Guinoo cung icao ang nagdala, sabihin mo
sa aquin cung saan mo inilagay, at aquin siyang dadalhin.

16 Sinabi sa caniya ni Jesús: ¡María! Lumingon siya ay
sinabi sa caniya sa *uicang* Hebreo: ¡Raboni! na ang ibig
sabihin ay Maestro.
17 Sinabi sa caniya ni Jesús: Huag mo acong hipoin:
sapagca,t, di pa aco nacacaaquiat sa Ama: nguni,t, parunan
mo ang aquing mga capatid, at sabihin mo sa canila:
Umaaquiat aco sa aquing Ama, at sa inyong Ama, at sa
aquing Dios at sa inyong Dios.
18 Naparoon si María Magdalena at sinabi sa manga
alagad: ¡Naquita co ang Panginoon! at *ipinahayag sa
canila* cung paano ang pagcasabi sa caniya ng mga bagay na
ito.

*Si Jesús ay napaquita sa labingisa.—Di pagsampalataya ni Tomás.*

19 Nang hapon nga ng arao na yaon, ang una sa sanglingo,
at ng nasasara ang mga pintuang quinaroroonan ng mga
alagad, sa catacutan sa mga judío, ay dumating si Jesús, at
tumayo sa guitna, at sa canila,i, sinabi: Capayapaan ang
sumainyo.
20 At nang masabi niya ito,i, ipinaquita niya sa canila ang
caniyang mga camay at ang caniyang taguiliran. Ang mga
alagad ngà ay nangatua nang maquita nila ang Panginoon.
21 Sinabi ngang muli sa canila ni Jesús: Capayapaan ang
sumainyo: gaya ng pagcasugo sa aquin ng Ama; gayon din
naman sinusugo co cayo.
22 At nang masabi niya ito sila,i, hinipan, at sa canila,i,
sinabi: Tangapin ninyo ang Espíritu Santo:
23 sino mang inyong patauarin ng manga casalanan, ay
pinatatauad: at sino mang hindi ninyo patauarin ay hindi
pinatatauad.
24 Nguni,t, si Tomás na isa sa labingdalaua, na tinatauag
na Didimo,* ay uala sa canila ng dumating si Jesús.
25 Sinabi ngà sa caniya nang ibang manga alagad:
¡Naquita namin ang Panginoon! Nguni,t, sinabi niya sa
canila: Maliban aquing maquita sa caniyang manga camay

* **Didimo—cambal.**

ang tanda nḡ manḡa paco, at masuot ang aquing daliri sa
tanda nang manḡa paco, at masuot ang aquing camay sa
caniyang taguiliran, ay hindi aco sasampalataya.
26 At pagcaraan nḡ ualong arao, muling nasa loob *nang*
*bahay* ang mḡa caniyang alagad, at casama nila si Tomás.
Dumating si Jesús, nang nanḡasasara ang mḡa pinto, at
tumayo sa guitna at sinabi: Capayapaan ang sumainyo.
27 Nḡ magcagayo,i, sinabi cay Tomás: Idaiti mo rito ang
iyong daliri, at tingnan mo ang aquing mḡa camay; at idaiti
mo *rito* ang iyong camay, at isuot mo siya sa aquing tagui-
liran: at huag cang di mapanampalatayahin, cungdi mapa-
nampalatayahin.
28 Sumagot si Tomás, at sa caniya,i, sinabi: ¡ Panḡinoon
co, at Dios co !
29 Sinabi sa caniya ni Jesús: Sapagca,t, aco ay naquita
mo, ay sumampalataya ca: mapapalad yaong mḡa hindi
nacaquita at nanḡagsisampalataya.
30 At gumaua rin naman si Jesús nang iba,t, ibang mḡa
tanda sa harapan nang caniyang manḡa alagad, na hindi
nanḡasusulat sa librong ito.
31 Nḡuni,t, ang manḡa ito ay nanḡasusulat, upang cayo,i,
manḡagsisampalataya na si Jesús ang Cristo, ang Anac nḡ
Dios; at sa inyong pagsampalataya ay magcaroon cayo nang
buhay sa caniyang panḡalan.

*Pagpapaquita ni Jesús sa tabi nḡ dagat nḡ Tiberias.*

21 PAGCATAPOS nḡ mḡa bagay na ito ay napaquitang
muli si Jesús sa mḡa alagad sa dagat nḡ Tiberias; at
napaquita nḡ ganitong paraan.
2 Nanḡagcacatipon si Simón Pedro, at si Tomás na tinata-
uag na Dídimo, at si Natanael na taga Caná sa Galilea, at
ang *mḡa anac* ni Zebedeo, at dalaua pa sa caniyang mḡa
alagad.
3 Sinabi sa canila ni Simón Pedro: Manḡinḡisda aco.
Sinabi nila sa ciniya: Cami naman ay sasama sa iyo.
Nanḡagsialis, at nanḡagsilulan sa daong; at nḡ gabing yaon
ay ualang nahuling ano man.

4 Nḡuni,t, nḡ nag-uumaga na,i, si Jesús ay tumayo sa
pangpang: gayon ma,i, hindi napansin nḡ mḡa alagad, na
yaon ay si Jesús.
5 Sa canila nḡa,i, sinabi ni Jesús. Manḡa anac, ¿mayroon
baga cayong ano mang macacain? Nanḡagsisagot sila sa
caniya: Uala.
6 At siya,i, nagsabi sa canila: Ihulog ninyo ang lambat
sa dacong canan nḡ daong, at macacasumpong cayo. Inihu-
log nḡà, at di na nila mahila, dahil sa caramihan nḡ mḡa
isda.
7 Yaong alagad nḡà na iniibig ni Jesús, ay nagsabi cay
Pedro: ¡Ang Panḡinoon! Si Simón Pedro, pagcarinig nḡà
na yao,i, Panḡinoon, nagbiquis nḡ caniyang tunica (sapagca,t,
siya,i, hubo), at tumalon sa dagat.
8 Datapua,t, ang ibang mḡa alagad ay nanḡagsilapit sa
daong na maliit (sapagca,t, hindi lubhang malayo sa lupa,
cungdi may mḡa dalauang daang sico), na hinihila ang lambat
*na puno* nḡ isda.
9 Nang sila,i, manḡagsibaba nḡà sa lupa, nacaquita sila
nḡ mḡa bagang uling, at isda ang nacalagay sa ibabao, at
tinapay.
10 Sinabi sa canila ni Jesús: Magdala cayo *rito* nḡ isdang
inyong nanḡahuli nḡayon.
11 Nanhic nḡà si Simon Pedro, at dinala ang lambat
sa lupa, puno nḡ malalaquing isda, isang daan at limang
puo,t, tatlo: at sa ganoong carami ay hindi napunit ang
lambat.
12 Sinabi sa canila ni Jesús: Pumarito cayo, *at* manḡag-
sicain. At sino man sa mḡa alagad ay hindi nanḡahas na
siya,i, tinanong: ¿Icao ay sino? yamang talastas na yaon
ang Panḡinoon.
13 Dumating si Jesús, at dinampot ang tinapay, at sila,i,
binigyan; at gayon din ang isda.
14 Ito na ang icaitlo na si Jesús ay napaquita sa manḡa
alagad, pagcatapos na magbanḡon sa manḡa patay.
15 Nang manḡacacain nḡà, sinabi ni Jesús cay Simón
Pedro: Simón, *anac* ni Jonás, ¿Sumisinta ca sa aquin nḡ
higuit cay sa manḡa ito? Sinabi niya: Oo, Panḡinoon:

nalalaman mo na quita,i, iniibig. Sinabi sa caniya: Pasab-
sabin mo ang aquing mg̃a anac nang tupa.
16 Sinabi sa caniya uli sa icalaua: Simón, *anac* ni Jonás,
¿Sumisinta ca sa aquin? Sumagot sa caniya: Oo, Pang̃i-
noon: nalalaman mo na quita,i, iniibig. Sinabi sa caniya:
Alagaan mo ang aquing mg̃a tupa.
17 Sinabi sa caniya sa icaitlo: Simón, *anac* ni Jonás,
¿iniibig mo aco? Nalungcot si Pedro sapagca,t, sa caniya,i,
sinabing icaitlo: ¿Iniibig mo aco? At sa caniya,i, sinabi
niya. Pang̃inoon nalalaman mo ang lahat nang bagay;
nalalaman mo na quita,i, iniibig. Sinabi sa caniya ni Jesús:
Pasabsabin mo ang aquing mg̃a tupa.
18 Catotohanan, catotohanang sinasabi co sa iyo: Ng̃ icao
ay binata *pa*, icao ay nagbibihis; at icao ay lumalacad cung
saan mo ibig: ng̃uni,t, pagtanda mo, iuunat mo ang iyong
mg̃a camay, at bibigquisan ca ng̃ iba, at dadalhin ca cung
saan hindi mo ibig.
19 At ito,i, sinalita niya na ipinatatalastas cung anong
camatayan ang ilulualhati sa Dios. At pagcasalita niya nito,
sa caniya,i, sinabi: ¡Sumunod ca sa aquin!
20 Luming̃on si Pedro, at naquita yaong alagad na iniibig
ni Jesús, na sumusunod (na siya ring humilig sa caniyang
dibdib sa paghapon, at nagsabi: Pang̃inoon, ¿sino ang sa
iyo,i, nagcacanulo?)
21 Caya,t, pagcaquita nito ni Pedro, sinabi cay Jesús:
Pang̃inoon, ¿anong gagauin ng̃ tauong ito?
22 Sinabi sa caniya ni Jesús: Cung ibig co na siya,i,
matira hangang sa aco,i, pumarito, ¿ano sa iyo? Sumunod
ca sa aquin.
23 Cumalat ng̃à ang sabing ito sa mg̃a capatid, na ang
alagad na yaon ay hindi mamamatay: gayon ma,i, hindi
sinabi ni Jesús sa caniya, na hindi siya mamamatay; cung-
di: Cung ibig co na siya,i, matira hangang sa aco,i, puma-
rito: ¿ano sa iyo?
24 Ito ang alagad na nagpapatotoo sa mg̃a bagay na ito, at
sumulat ng̃ mg̃a bagay na ito: at nalalaman natin na ang
caniyang patotoo ay totoo.

25 At mayroon namang iba,t, ibang mḡa bagay na guinaua
si Jesús, na cung susulatin ang baua,t, isa, inaacala co na
cahi,t, sa sanglibutan, ay hindi magcacasiya ang mḡa librong
susulatin.

# ANG MANĞA GAUA

## NANG

# MANĞA APÓSTOL.

*Pasimula. Pag-acyat sa lanğit ni Jesús.*

1 ANG UNANG casaysayan ay guinaua co oh Teófilo,
tungcol sa lahat na pinasimulaang gauin at itinuro ni
Jesús,
2 hangang sa arao na tinangap siya sa caitaasan pag-
catapos na macapagbigay nang manğa utos sa pamamag-
itan nang Espíritu Santo sa manğa apostol na caniyang
hinirang:
3 sa canila nama,i, napaquita siyang buhay, pagcatapos na
siya,i, macapaghirap na sa pamamag-itan nğ maraming manğa
catunayan, na napaquita sa canila sa loob nğ apat na puong
arao, at *sila,i,* pinagsalitaan nang manğa bagay tungcol sa
caharian nang Dios.
4 At sa caniyang paquiquipagpulong sa canila, ay ipinag-
bilin sa canila na huag silang umalis sa Jerusalem, cungdi
canilang hintayin ang panğaco nang Ama, na *sinabi niyang*
inyong narinğig sa aquin.
5 Sapagca,t, si Juan ay catotohanang nagbinyag nang
tubig: datapua,t, cayo,i, bibinyagan nğ Espíritu Santo, na di
mahabang arao *ang daraan,* mula nğayon.
6 Tinanong nğà siya nila nang nanğagcacatipon, na sinabi:
Panğinoon, ¿isasauli mo baga ang caharian nang Israel sa
panahong ito?
7 At sinabi sa canila: Hindi sa inyo ang maalaman ang
manğa panahon ó ang manğa arao na tacda, na inilagay nang
Ama sa caniyang sariling capangyarihan:
8 Datapua,t, tatangapin ninyo ang capangyarihan, pagpar-
ito sa inyo nğ Espíritu Santo; at cayo,i, maguiguing sacsi co

sa Jerusalem, at sa boong Judea at Samaria, at hangang sa
caduluduluhan nang lupa.
9 At pagcasabi niya nang manĝa bagay na ito, nĝ siya,i,
tinitingnan nila, ay siya,i, dinala sa itaas, at siya,i, tinangap
nang isang alapaap sa canilang harapan.
10 At nang canilang tinititigan ang lanĝit, samantalang
siya,i, lumalayo, narito, may dalauang lalaquing nanĝagsitin-
dig sa tabi nila na may puting damit;
11 na nanĝagsabi naman: Cayong manĝa lalaquing taga
Galilea, ¿ baquit cayo,i, nacatindig na tinititigan ninyo ang
lanĝit? Itong si Jesús na tinangap mula sa inyo sa lanĝit,
ay paparitong gaya nang inyong naquitang pagparoon niya
sa lanĝit.
12 Nang magcagayon ay nanĝag-balic sila sa Jerusalem
buhat sa tinatauag na bundoc nang manĝa Oliva, na malapit
sa Jerusalem, na nalalacad sa arao nĝ sabado.
13 At nang sila,i, pumasoc *sa ciudad*, nanĝagsipanhic sa
mataas na tahanan, na quinatitirahan nila; ni Pedro at ni
Juan at ni Santiago at ni Andrés, ni Felipe at ni Tomás, ni
Bartolomé at ni Mateo, ni Santiago *anac* ni Alfeo, at ni
Simóng Masicap at ni Judas *na capatid* ni Santiago.
14 Ang lahat nang ito ay nanĝagcacaisa sa pananatili sa
pananalanĝin na casama ang manĝa babaye, at si María na
ina ni Jesús, at sampuo nang manĝa capatid niya.

*Si Matías ay nahalal na apóstol na cahalili ni Judas.*

15 At nang manĝa arao na ito,i, nagtindig si Pedro sa guitna
nang manĝa capatid at nagsabi (at *nanĝagcacatipon* ang cari-
mihang tauo na may isang daa,t, dalauampo):
16 Manĝa capatid, quinacailanĝan matupad ang Casulatang
nĝ una ay sinabi nang Espírito Santo, sa pamamag-itan nang
bibig ni David tungcol cay Judas, na siyang pumatnugot sa
manĝa humuli cay Jesús.
17 Sapagca,t, siya,i, ibinilang sa atin, at siya,i, tumangap
nang caniyang bahagui sa pamamahalang ito.
18 (Binili nĝà nito nang bayad sa caniyang catampalasanan
ang isang parang, at sa pagpatihulog nang patiuaric, ay

pumutoc sa guitna, at tumapon ang lahat nang lamán nang
caniyang tiyan.
19 At ito,i, nahayag sa lahat nang manḡa tumatahan
sa Jerusalem; ano pa,t, tinauag ang parang na yaon sa
canilang uica na Aceldamá, sa macatuid ay, parang nang
dugo).
20 Sapagca,t, nasusulat sa libro nang manḡa Salmo:
Maualan naua nang tauo ang caniyang tahanan,—At sino
ma,i, huag manahan doon;—at:—Cunin nang iba ang cani-
yang catungculang.
21 Sa manḡa tauong ito nḡà na naquisama atin sa boong
panahong ang Panḡinoong si Jesús ay pumasoc at lumabas sa
atin,
22 magmula sa pagbibinyag ni Juan, hangang sa arao na
siya,i, tinangap sa itaas mula sa atin, sa manḡa ito,i, nararapat
na ang isa,i, maguing sacsi na casama natin, sa caniyang pag-
cabuhay na mag-uli.
23 At canilang itinaning ang dalaua: si José na tinatauag
na Barsabás na pinapamagatang Banal, at si Matías.
24 At sila,i, nanalanḡin at canilang sinabi: Icao, Panḡinoon,
na nacatatatahо nḡ puso nang lahat, ipaquilala mo cung alin
sa dalauang ito ang iyong hinirang,
25 upang tangapin ang lugar sa pamamahalang ito at sa
pagcaapóstol, na quinahulugan ni Judas, upang pumaroon sa
caniyang sariling calalagyan.
26 At pinagsapalaran nila, at tinamaan nang capalaran si
Matías; at siya,i, ibinilang sa labing isang apostol.

*Ang pagparito nang Espíritu Santo.*

2 AT NANG dumating ang arao nang Pentecostés, ay sila,i,
nanḡagsamasamang lahat sa isang lugar.
2 At biglang dumating mula sa lanḡit ang isang ugong na
parang sa dumadaluhong na hanḡing malacas, at pinuno ang
boong bahay na canilang quinauupoan.
3 At sa canila,i, may napaquitang manḡa dilang cauanḡis
nḡ apoy, na nagcacabahabahagui, at dumapo sa baua,t, isa sa
canila.

4 At silang lahat ay pauang napuspos nang Espíritu
Santo, at nanḡagpasimulang magsalita nang iba,t, ibang
uica, ayon sa ipinagcacaloob nang Espíritu na canilang
salitain.
5 At may tumatahan sa Jerusalem ang manḡa judío, manḡa
tauong banal, na buhat sa lahat nang manḡa nación sa ilalim
nang lanḡit.
6 At nang marinig ang ugong na ito, ay nagcatipon ang
caramihan; at sila,i, nanḡamamaang: sapagca,t, sa baua,t,
isa,i, naririnig na sinasalita ang canicaniyang uica.
7 At silang lahat ay pauang nagtataca, at nanḡagsisipan-
guilalas, at sinasabi: Narito, ¿ hindi baga manḡa taga Galilea
ang lahat nang itong nanḡagsisipagsalita?
8 At ¿ baquit nḡà, baga, naririnig nḡ baua,t, isa sa atin ang
uicang ating quinaguisnan?
9 *Tayong* manḡa taga Parthia, at manḡa taga Media at
manḡa taga Elam, at ang manḡa nananahan sa Mesopotamia,
sa Judea, sa Capadocia, sa Ponto, at sa Asia;
10 sa Frigia at Pamfilia, sa Egipto, at sa manḡa sacop nang
Libia na caratig nang Cirene; at ang manḡa taga ibang
bayang galing sa Roma, manḡa judío, at gayon din ang
manḡa naaquit na *magjudío,*
11 manḡa taga Creta at manḡa taga Arabia, ay naririnig
nating nagsasalita sila sa ating manḡa uica nang manḡa
gauang may capangyarihan nang Dios.
12 At silang lahat ay nanḡamamaang at nanḡatitilihan, na
sinasabi nḡ isa,t, isa: ¿ Anong cahulugan nito?
13 Datapua,t, ang manḡa iba,i, sila,i, linilibac, na sinasabi:
Sila,i, puno nang bagong alac.

### *Pananalita ni Pedro sa arao nang Pentecostés.*

14 Datapua,t, pagtindig ni Pedro na casama ang labingisa
ay inilacas ang caniyang voces, at sa canila,i, nagsaysay:
Cayong manḡa lalaquing taga Judea, at cayong lahat na
nananahan sa Jerusalem, talastasin naua ninyong lahat ito, at
inyong paquingan ang aquing manḡa uica.
15 Sapagca,t, ang manḡa ito,i, hindi manḡa lasing, na gaya

nang inyong iniisip, sapagca,t, n̄gayo,i, oras na tercia* lamang
nang arao;
16 datapua,t, ito, ang sinabi nang profeta Joel:
17 At mangyayari sa man̄ga huling arao, anang Dios,
Na aquing isasabog ang aquing Espíritu sa ibabao nang
lahat na lamán;
At manghuhula ang inyong man̄ga anac na lalaqui at ang
inyong man̄ga anac na babaye,
At macacaquita nang man̄ga paquiquita ang inyong man̄ga
binata,
At mananaguinip nang man̄ga panaguimpan ang inyong
man̄ga matatanda:
18 At gayon din sa aquing man̄ga aliping lalaqui at sa
aquing man̄ga aliping babaye sa man̄ga arao na yaon
Ay isasabog co ang aquing Espíritu, at magsisipanghula
sila.
19 At magpapaquita aco nang man̄ga himala sa itaas sa
lan̄git.
At man̄ga tanda sa ibaba sa lupa,
Dugo at apoy, at sin̄gao nang asó.
20 Maguiguing cadiliman ang arao,
At *maguiguing* dugo ang buan,
Bago dumating ang caaraoan nang Pan̄ginoon,
Yaong *caaraoan* daquila at marilag.
21 At mangyayari na ang lahat na tumauag sa pan̄galan
nang Pan̄ginoon, ay ililigtas.
22 Cayong man̄ga lalaquing taga Israel paquingan ninyo
ang man̄ga salitang ito: Si Jesús na taga Nazaret, cababalag-
han lalaquing pinatotohanan nang Dios sa ninyo sa pama-
magitan n̄g m̄ga gauang may capangyarihan at man̄ga himala
at man̄ga tanda, na guinaua nang Dios sa pamamag-itan
niya sa guitna ninyo, gaya n̄g nalalaman ninyo sa inyong
sarili;
23 yaong ibinigay sa tan̄ging pasiya at unang pagcaquilala
nang Dios, sa pamamag-itan nang man̄ga camay nang
man̄ga tampalasan ay inyong ipinaco *sa cruz* at pinatay:

* **A las nueve nang umaga.**

24 na siya,i, binuhay na mag-uli nang Dios, naug siya,i,
mailigtas na sa mang̃a hirap nang camatayan palibhasa,i,
hindi mangyari na siya,i, masaclao nito.
25 Sapagca,t, sinasabi ni David tungcol sa caniya :—Tini-
tingnan cong lagui ang Pang̃inoon sa aquing harapan :—
Sapagca,t, siya,i, nasa aquing canan upang huag acong
maquibo.
26 Dahil dito,i, natua ang aquing puso,—At nagalac ang
aquing dila :—At pati naman ng̃ aquing lamán ay mananahan
sa pag-asa.
27 Sapagca,t, hindi mo babayaan ang calulua co sa Hades*—
At hindi mo tutulutang ang iyong Santo ay macaquita nang
cabulucan.
28 Ipinaquilala mo sa aquin ang mang̃a daan nang buhay;
Pupuspusin mo aco, nang tua sa harapan mo.
29 Mang̃a capatid: masasabi co sa inyo, na may calayaan
tungcol sa patriarcang cay David, na siya,i, namatay at
inilibing, at sumasaatin ang caniyang libing̃an hangang sa
arao na ito.
30 Palibhasa ng̃a,i, profeta, at nalalamang ang Dios ay
nanumpa sa caniya ng̃ sumpa, na sa bung̃a nang caniyang
bayauang ay ilalagay ang *isa* sa ibabao nang caniyang trono,
31 palibhasa,i, naquiquita na niya, ay nagsalita tungcol sa
pagcabuhay na mag-uli nang Cristo, na siya,i, hindi pinaba-
yaan sa Hades at ang caniyang catauan man ay hindi naca-
quita nang cabulucan.
32 Ibinang̃on nang Dios ang Jesús na ito, sa bagay na ito,i,
mang̃a sacsi caming lahat.
33 Palibhasa ng̃a,i, pinaunlacan sa canan nang Dios, at
tinangap sa Ama ang pang̃aco nang Espíritu Santo ay
isinabog niya ito na inyong naquiquita at nariring̃ig.
34 Sapagca,t, hindi umacyat si David sa sangcalang̃itan;
datapua,t, sinasabi niya: Sinabi nang Pang̃inoon sa aquing
Pang̃inoon: Maupo ca sa canan co.
35 Hangang sa gauing co ang mang̃a caauay mo na tun-
tung̃an nang iyong mang̃a paa.

* **Hades, lugar nang mang̃a namatay.**

36 Pacatalastasin ngà nang boong bahay nang Israel na
itong si Jesús na inyong ipinaco *sa cruz* ay guinaua nang
Dios na Panginoon at Cristo.

*Ang manga unang nahicayat sa pagsampalataya cay Jesús.*

37 At nang maringig *ito* nila ay nangahapis sa canilang
puso, at sinabi cay Pedro at sa manga ibang apóstol: Manga
capatid, ¿anong gagauin namin?
38 At *sinabi* sa canila ni Pedro. Mangagsisi cayo, at mag-
binyag ang baua,t, isa sa inyo sa pangalan ni Jesu-Cristo sa
icapagpapatauad nang inyong manga casalanan, at tatangapin
ninyo ang caloob nang Espíritu Santo.
39 Sapagca,t, sa inyo ang pangaco, at sa inyong manga
anac, at sa lahat nang manga nasa malayo; cung ilan *man*
ang tauaguin sa caniya nang Panginoon nating Dios.
40 At sa manga iba,t, iba pang maraming salita ay nag-
papatotoo at nangangaral sa canila, na sinasabi: Lumigtas
cayo sa licong lahing ito.
41 Yaon ngang manga nagsitangap nang caniyang aral ay
nangagbinyag, at nangaparagdag nang arao na yaon ang
may manga tatlong libong tauo.
42 At sila,i, nananatiling matibay sa aral nang manga
apóstol at pagcacaisa, sa paghahatihati nang tinapay, at sa
manga pananalangin.
43 At ang tacot ay dumating sa lahat nang tauo, at
guinaua nang manga apostol ang maraming manga cababa-
laghan at manga tanda.
44 At ang lahat nang manga nananampalataya ay mangag-
cacapisan; at ang lahat nilang manga pag-aari ay sa calahat-
an.
45 At canilang ipinagbibili ang manga pag-aari at caya-
manan at canilang ipinamamahagui sa lahat, ayon sa panga-
ngailangan nang baua,t, isa.
46 At sila,i, nagcacaisang nananatili arao-arao sa templo,
at sa paghahatihati ng tinapay sa bahay ay quinacain nila
ang canilang pagcain na may tua at calinisan ng puso,

47 na pinupuri ang Dios at nagtatamo nang paglingap nang
boong bayan. At dinaragdagan nang Panginoon sa arao-arao
ang manḡa inililigtas.

*Pagpapagaling sa isang pilay. Pananalita ni Pedro sa templo.*

3 AT PUMAPANHIC si Pedro at si Juan sa templo sa
oras nang pananalanḡin, *sa oras* nang nona.*
2 At isang lalaqui, na pilay buhat pa sa tiyan nang cani-
yang ina ay dinadala *roon,* na ito,i, inilalagay nila arao-arao
sa pintuan nang templo na tinatauag na Maganda, upang
huminḡi nḡ limos sa manḡa pumapasoc sa templo;
3 nang maquita nito si Pedro at si Juan na manḡagsisi-
pasoc sa templo, ay namanhic upang tumanḡap siya nḡ limos.
4 At siya,i, tinitigan ni Pedro, na casama si Juan. at
sinabi: Tingnan mo cami.
5 At caniyang tinitigan sila, na naghihintay na tumangap
sa canila nang ano man.
6 Datapua,t, sinabi ni Pedro: Uala acong pilac ó guinto
man; datapua,t, ang nasa aquin, iyan ay ibinibigay co sa
iyo: Sa panḡalan ni Jesu-Cristo na taga Nazaret, lumacad ca.
7 At hinauacan siya sa canang camay at siya,i, itinindig:
at pagdaca,i, lumacas ang caniyang manḡa paa at manḡa
bucong-bucong;
8 at lumucso at siya,i, tumayo at lumacad, at pumasoc na
casama nila sa templo, na lumalacad, at lumulucso, at pinu-
puri ang Dios.
9 At naquita nḡ boong bayang siya,i, lumalacad at nag-
pupuri sa Dios.
10 At naquiquilala nila na siya ang *dating* nauupo at nag-
papalimos sa Pintuang Maganda nang templo; at sila,i,
nanḡapuspos nang panguiguilalas at pamamangha, sa nangyari
sa caniya.
11 At nḡ hinahauacan niya si Pedro at si Juan, ay nanḡag-
sitacbong *nagsiparoon* sa canila ang boong bayan sa tinatauag
na pintuan ni Salomón na lubhang nanguiguilalas.

* **Las tres nang hapon.**

12 At nang maquita ito ni Pedro ay sumagot sa bayan:
Cayong mḡa lalaquing taga Israel, ¿baquit cayo,i, nanguigui-
lalas dito? ó ¿baquit cami ang inyong tinititigan, na anaqui
mandin ay dahil sa aming sariling capangyarihan ó cabana-
lan ay aming pinalacad siya?
13 Ang Dios ni Abraham, at ni Isaac, at ni Jacob, ang Dios
nang ating mḡa magulang ay linualhati ang caniyang Ling-
cod na si Jesús, na inyong ibinigay at di pinayagan sa harap
ni Pilato, nang pasiyahan nito na siya,i, paualan.
14 Datapua,t, inyong itinacuil ang Santo at ang Banál, at
inyong hiniñgi na sa inyo,i, ipagcaloob ang isang mamama-
tay-tauo,
15 at inyong pinatay ang Lumalang nang buhay; na ibin-
angon nang Dios sa manḡa patay: at cami,i, manḡa sacsi sa
bagay na ito.
16 At sa pananampalataya sa caniyang panḡalan, ay pina-
lacas nḡ caniyang panḡalan *ang tauong ito* na inyong naqui-
quita at naquiquilala; tunay ang pananampalataya na sa
pamamag-itan *ni Jesús* ay sa caniya,i, nagbigay nitong lubos
na paggaling sa harapan ninyong lahat.
17 At nḡayon, manḡa capatid, nalalaman co na inyong
guinaua yaon sa di pagcaalam, at gayon din naman ang
inyong manḡa puno.
18 Datapua,t, guinanap nang Dios nang ganiyan ang mḡa
bagay na ipinagpaunang ibinalita sa pamamag-itan nang
bibig nang lahat nḡ manḡa profeta, na babatahin nang cani-
yang Cristo.
19 Caya nḡà manḡagsisi cayo, at manḡagbalicloob, upang
manḡapaui ang inyong manḡa casalanan, upang cung mag-
cagayon ay dumating ang manḡa panahon nang caguinhaua-
hang mula sa harapan nḡ Panḡinoon,
20 at upang caniyang utusan yaong Cristo na itinalaga sa
inyo *sa macatuid ay* si Jesús,
21 na ito,i, quinacailanḡang tangapin nang lanḡit hangang
sa manḡa panahon nang pagsasauli *sa dati* nang lahat nang
manḡa bagay, na sinabi nang Dios sa pamamag-itan nang
bibig nang caniyang manḡa santong profetang *nagsilitao*
mula nḡ magpasimula ang panahon.

22 Catotohana,i, sinabi ni Moisés: Ang Panginoong Dios
ay magpapalitao sa inyo ng̃ isang profeta na tulad sa aquin,
sa guitna nang inyong mang̃a capatid: Siya ang inyong
paquiquingan sa lahat nang bagay na sa inyo,i, salitain
niya.
23 At mangyayari, na sino mang calulua na hindi maquinig
sa profetang yaon, ay pupucsain sa guitna nang bayan.
24 At gayon din ang lahat nang mang̃a profeta, buhat cay
Samuel, at sa mang̃a humalili, ang lahat nang mang̃a nag-
salita, sila naman ay nang̃agbalita nang mang̃a arao na ito.
25 Cayo ang mang̃a anac nang mang̃a profeta, at nang
tipang paquiquipagtipan nang Dios sa inyong mang̃a magu-
lang, na sinabi cay Abraham: At sa inyong binhi ay pauang
pagpapalain ang lahat nang mang̃a angcan sa lupa.
26 Sa inyo unauna, nang mapalitao na nang Dios ang cani-
yang Lingcod, ito,i, inutusan upang cayo,i, pagpalain sa
paglayo ng̃ baua,t, isa sa inyo sa inyong mang̃a casam-an.

*Si Pedro,t, si Juan sa harap nang Sanedrín.*

4 AT NANG sila,i, nagsasalita sa bayan, ay nang̃agsilapit
sa canila ang mang̃a sacerdote, at ang capitán nang tem-
plo, at ang mang̃a saduceo,
2 na totoong naguguló sapagca,t, sila,i, nagtuturo sa bayan
at itinatanyag sa *pang̃alan ni* Jesús ang pagcabuhay na
mag-uli sa mang̃a patay.
3 At canilang hinauacan *si Pedro at si Juan* at canilang
inilagay sila sa bilangoan hangang sa quinabucasan, sapag-
ca,t, gabi na.
4 Datapua,t, marami sa mang̃a nacarinig nang aral ang
nang̃agsisampalataya, at may mang̃a limang libo ang dinating
na bilang nang mang̃a lalaqui.
5 At nangyari na quinabucasan ay nang̃agcatipon sa Jeru-
salem ang mang̃a puno nila, ang mg̃a matatanda at ang
mang̃a escriba,
6 at si Anás, na daquilang sacerdote, at si Caifás, at si
Juan, at si Alejandro, at ang lahat nang mang̃a lipi nang
daquilang sacerdote.

7 At nang mailagay na ang *dalauang apóstol* sa guitna, ay
sila,i, tumanong: ¿Sa anong capang̃yarihan ó anong pang̃a-
lan guinaua ninyo ito?
8 Nang magcagayo,i, si Pedro, puspos nang Espíritu Santo,
ay nagsabi sa canila: Cayong mg̃a puno nang bayan at mang̃a
matatanda,
9 cung cami,i, sa arao na ito ay sinisiyasat tungcol sa
mabuting gaua na guinaua sa isang tauong may saquít sa
paanong paraan gumaling ito;
10 talastasin ninyong lahat at nang boong bayan nang
Israel, na sa pang̃alan ni Jesu-Cristong taga Nazaret na
inyong ipinaco *sa cruz* na ibinang̃on nang Dios sa mang̃a
patay, *dahil* sa caniya itong tauong ito ay nacatindig sa
inyong harap na ualang saquít.
11 Siya ang bato na pinaualang cabuluhan ninyong mang̃a
gumagaua nang bahay, na guinauang pang̃ulo nang panuloc.
12 At sa canino man iba ay ualang icaliligtas; sapagca,t,
ualang ibang pang̃alan sa ilalim nang lang̃it na ibinigay sa
mang̃a tauo, na sucat nating icaligtas.
13 At nang maquita nila ang catapang̃an ni Pedro at ni
Juan, at pagcatanto na sila,i, mang̃a tauong ualang pinag-
aralan at mang̃a ualang quinalaman, ay nang̃agtataca; at
napagquiquilala nila na sila,i, nang̃acasama ni Jesús.
14 At nang maquita nila ang tauong pinagaling na naca-
tayo na casama nila, ay uala silang maitutol.
15 Datapua,t, ng̃ sila,i, pag-utusan nilang mang̃agsilabas sa
pulong, silasila,i, nang̃agsang-usapan,
16 na sinabi: ¿Anong gagauin natin sa mang̃a tauong ito?
sapagca,t, catotohanang guinaua sa pamamag-itan nila ang
tandang maliuanag na hayag sa lahat ng̃ nananahan sa Jeru-
salem, at hindi natin maicacaila.
17 Gayon ma,i, upang huag nang lalong cumalat sa bayan,
atin silang balaan na buhat ng̃ayon ay huag na silang
mang̃agsalita sa alin mang tauo sa pang̃alang ito.
18 At sila,i, tinauag nila at canilang pinagbilinan sila, na sa
ano mang paraan ay huag silang magsalita at magturo sa
pang̃alan ni Jesús.

19 Datapua,t, si Pedro,t, si Juan ay sumagot, at sinabi sa
canila: Inyong hatulan cung catuiran sa harap nang Dios na
maquinig muna sa inyo bago sa Dios;
20 sapagca,t, hindi namin mangyayaring di namin salitain
ang aming naquita at nariñgig.
21 At sila nḡ mapagbalaan pa nila ay pinaalis palibhasa,i,
hindi nacasumpong nang ano mang paraan upang sila,i, cani-
lang maparusahan, dahil sa bayan; sapagca,t, ang lahat ay
nagpupuri sa Dios sa bagay na guinaua;
22 sapagca,t, may mahiguit nang apat na puong taon ang
tauo na guinauan nang himalang ito nang pagpapagaling.
23 At nang sila,i, macaalis na, ay nanḡagsiparoon sa cani-
lang manḡa sariling casamahan, at ibinalita ang lahat nang
sa canila,i, sinabi nang manḡa puno nang manḡa sacerdote at
nang manḡa matatanda.
24 At nang canilang mariñgig ay nanḡagcaisa silang ilacas
ang canilang voces sa Dios, at sinabi: Panḡinoon, icao na
gumaua nḡ lanḡit at nḡ lupa at nḡ dagat, at nḡ lahat nang
manḡa nasa canila:
25 na sa pamamag-itan nang Espíritu Santo, *sa* bibig nang
aming amang si David, na iyong alipin, ay sinabi mo:
¿Baquit nanḡapoot ang manḡa Gentil
At nanḡagisip ang manḡa bayan nang manḡa bagay na
ualang cabuluhan?
26 Nanḡagsihanda ang manga hari sa lupa,
At ang manḡa puno ay nanḡagpisanpisan
Laban sa Panḡinoon, at laban sa caniyang Cristo:
27 sapagca,t, catotohanang nanḡagpisanpisan sa ciudad na
ito laban sa iyong santong Lingcod na si Jesús, na ito,i, iyong
pinahiran, si Herodes at si Poncio Pilato, sampuo nang
manḡa gentil at manḡa bayan nang Israel ay tinipon,
28 upang gauin ang dating itinalaga na nang iyong camay
at nang iyong pasiya upang mangyari.
29 Nḡayon, nḡà, Panḡinoon, titigan mo ang canilang
manḡa bala; at ipagcaloob mo sa iyong manḡa alipin, na
saysayin ang iyong salita nang boong catapanḡan,
30 samantalang iyong iniuunat ang iyong camay upang
magpagaling; at mangyari ang manḡa tanda at manḡa caba-

balaghan sa pangalan nang iyong santong Lingcod na si
Jesús.
31 At nang sila,i, macapanalangin na, ay nanginig ang
lugar na canilang pinagcacatipunan ; at napuspos silang lahat
nang Espíritu Santo, at sinasaysay na may catapangan ang
salita nang Dios.

*Caloobang pagpipisangpisan nang manga pag-aari nang manga unang cristiano.—Si Ananías at si Safira.*

32 At ang caramihan nang manga nagsisampalataya ay
nangagcacaisang puso at calulua ; at sino ma,i, ualang nagsa-
sabing ang ano man sa mga bagay na caniyang inaari ay
caniyang sarili, datapua,t, sila,i, samasama sa lahat nang
manga bagay.
33 At pinatototohanan nang malaquing capangyarihan nang
manga apóstol ang pagcabuhay na mag-uli nang Panginoong
si Jesús: at malaquing biyaya ang sumasacanilang lahat.
34 Sapagca,t, uala sino mang nasasalat sa canila; palib-
hasa,i, ipinagbibili ng lahat nang may manga lupain ó manga
bahay ang mga ito, at dinadala ang manga halaga nang
manga bagay na ipinagbili,
35 at inilalagay sa manga paanan nang manga apostol: at
ipinamamahagui sa baua,t, isa, ayon sa quinacailangan nang
sino man.
36 At si José na pinamamagatang Bernabé nang manga
apóstol (na cung sasaysayin ay Anac nang Caaliuan), sa lahi
ni Leví, tubo sa Chipre,
37 na may isang buquid ay ipinagbili ito at dinala ang
salapi at inilagay sa manga paanan nang manga apóstol.
5 DATAPUA,T, isang lalaqui na tinatauag na Ananías,
sampuo nang caniyang asauang si Safira, ay ipinagbili ang
isang pag-aari,
2 at inilingid ang *isang bahagui* nang halaga, na nala-
láman din ito nang caniyang asaua, at dinala ang isang
bahagui, at inilagay sa manga paanan nang manga apóstol.
3 Datapua,t, sinabi ni Pedro: Ananías, ¿baquit pinuno ni
Satanás ang iyong puso upang magsinungaling sa Espíritu

Santo, at ilingid ang *isang bahagui* nang halaga nang
buquid?
4 Nang yao,i, nananatiling *di ipinagbibili*, ¿hindi baga
yao,i, nananatiling iyong sarili? at pagcatapos na maipagbili,
¿hindi baga nasa iyo rin? ¿Baquit baga inisip mo ang
bagay na ito sa iyong puso? Hindi ca nagsinungaling sa
manga tauo, cungdi sa Dios.
5 At nang maringig ni Ananías ang manga uicang ito, ay
nahandusay, at namatay: at dinatngan nang malaquing tacot
ang lahat nang manga nacaringig nito.
6 At nangagsitindig ang manga binata, at siya,i, canilang
binalot, at dinala siya sa labas at inilibing.
7 At nang macaraan ang may manga tatlong oras, ay
pumasoc ang caniyang asaua na di nalalaman ang nangyari,
8 At sumagot sa caniya si Pedro: Sabihin mo sa aquin,
¿ipinagbili baga ninyo nang gayong *halaga* ang buquid?
At sinabi nang *babaye:* Oo, sa gayon.
9 Datapua,t, *sinabi* sa caniya ni Pedro: ¿Baquit cayo,i,
nangagcasundo upang tucsuhin ang Espíritu nang Pangi-
noon? Narito, nasa pintuan ang manga paa nang nangag-
sipaglibing sa iyong asaua at magdadala sa iyo sa labas.
10 At pagdaca,i, nahandusay sa caniyang manga paanan,
at namatay: at pumasoc ang manga binata at nasumpu-
ngan siyang patay, at siya,i, canilang dinala, at inilibing
siya sa siping nang caniyang asaua.
11 At dinatngan nang malaquing tacot ang boong Iglesia,
at ang lahat nang manga nacaringig nang manga bagay na
ito.
12 At sa pamamag-itan nang manga camay nang manga
apostol ay guinaua ang maraming manga tanda at manga
cababalaghan sa bayan: at nangaroroon silang lahat na
nangagcacaisa sa pintuan ni Salomón.
13 At sino man sa mga iba ay hindi nangangahas na maqui-
sama sa canila; baga man sila,i, pinauunlacan nang bayan.
14 At ang manga nananampalataya ay lalong nararagdagan
sa Panginoon nang caramihang manga lalaqui at manga
babaye:

15 ano pa,t, dinadala nila ang may manḡa may saquít sa
manḡa lansanḡan, at inilalagay sa manḡa duyan at manḡa
banig, upang pagdaan ni Pedro cahi,t, ang sino man lamang
sa canila ay maliliman nḡ anino niya.
16 At dumadalo rin naman ang caramihang mula sa
manḡa ciudad sa palibot libot nḡ Jerusalem na dinadala ang
manḡa may saquít at ang manḡa pinahihirapan nang
manḡa carumaldumal na espíritu, at sila,i, pauang pinagagaling.

*Cahimahimalang pagcaligtas nang manḡa apostol sa bilangoan.—Muling pagtanong sa harapan nang Sanedrín.—Ang payo ni Gamaliel.*

17 Niyao,i, nagtindig ang daquilang sacerdote, at ang lahat
nang manḡa casama niya (na sila,i, sa secta nang manḡa
saduceo), at sila,i, nanḡapuno nang cainguitan,
18 at canilang dinaquip ang manḡa apostol, at sila,i, canilang inilagay sa bilangoan nḡ bayan.
19 Datapua,t, binucsan nḡ isang ángel nang Panḡinoon
pagcagabi ang manḡa pintuan nang bilangoan, at sila,i,
dinala salabas, at sinabi:
20 Pumaroon cayo, tumayo cayo sa templo at salitaín ninyo
sa bayan ang lahat nang manḡa salita sa Buhay na ito.
21 At nang marinḡig nila *ito*, ay nanḡagsipasoc pagcaumagang-umaga sa templo, at nanḡagtuturo. Datapua,t, dumating
ang daquilang sacerdote, at ang manḡa casamahan niya,
at tinipon ang Sanedrín, at ang lahat nang manḡa matatanda
sa manḡa anac nang Israel, at nanḡag-utos sa bilangoan
upang dalhin *sa canila ang manḡa apóstol.*
22 Datapua,t, nang dumating ang manḡa alguacil ay hindi
sila nasunduan sa bilangoan, at nanḡagbalic, at nanḡagsaysay,
23 na sinasabi: Aming naratnang totoong mabuti ang
pagcasara nang bilangoan, at nanḡacatayo sa manḡa pintuan
ang manḡa bantay; datapua,t, nang aming bucsan, sino ma,i,
uala caming nasumpunḡan sa loob.
24 At nang manḡarinḡig ang manḡa salitang ito nang
capitán nang templo, at nang manḡa puno nang manḡa sacer-

dote, ay natilihang totoo sila tungcol sa mg̃a ito cung ano
ang maguiguing uacas niyaon.
25 At dumating ang isa na nagsabi sa canila: Narito, ang
mang̃a lalaquing ibinilango ninyo, ay nang̃acatayo sa templo,
at nang̃agtuturo sa bayan.
26 Nang macagayo,i, naparoon ang capitán na casama ang
mang̃a *alguacil* at dinalang hindi sa dahas *ang mang̃a apóstol*,
sapagca,t, nang̃atatacot sa bayan, at baca sila,i, batuhin.
27 At nang canilang madala ay iniharap nila sa Sanedrín;
at tinanong sila nang daquilang sacerdote,
28 na sinasabi: Aming mahigpit na ipinagbilín sa inyo na
huag cayong magturo sa pang̃alang ito: at narito, pinuno
ninyo ang Jerusalem nang inyong aral, at ibig ninyong
iparatang sa amin ang dugo nang tauong ito.
29 Datapua,t, sumagot si Pedro at ang mang̃a apóstol at
sinabi: Quinacailang̃ang cami,i, sumunod sa Dios bago sa
mang̃a tauo.
30 Pinalitao ng̃ Dios nang ating mang̃a magulang si Jesús,
na inyong pinatay, na ibinitin sa cahoy.
31 Ito,i, pinaunlacan nang Dios nang caniyang canan *upang
maguing* Principe at Tagapagligtas upang magbigay nang
pagsisisi sa Israel at capatauaran nang mang̃a casalanan.
32 At cami,i, mang̃a sacsi nang mang̃a bagay na ito, at
*gayon din* ang Espíritu Santo, na ito,i, ibinigay nang Dios sa
mang̃a sumusunod sa caniya.
33 Datapua,t, nang ito,i, marinĝig nila, ay nang̃asugatan
sa puso, at nang̃agpasiya upang sila,i, patayin;
34 datapua,t, nagtindig sa Sanedrín ang isang Fariseo, na
nagng̃ang̃alang Gamaliel, pantas sa cautusan, na iguinaga-
lang nang boong bayan, at ipinag-utos na ilabas sa labas na
sandali ang mang̃a tauo.
35 At sinabi sa canila: Cayong mg̃a lalaquing taga Israel,
tingnan ninyo ang inyong sarili sa gagauin ninyo tungcol sa
mang̃a tauong ito.
36 Sapagca,t, bago *dumating* ang mang̃a arao na ito, ay
lumitao si Teudas, at sinabing siya ay daquilang tauo, at sa
caniya,i, naquisama ang may mang̃a apat na raang tauo ang
bilang, at siya,i, pinatay; at ang lahat nang sa caniya,i,

nangagsisunod ay pauang pinangalat at nangaualang cabulu-
han.
37 Pagcatapos nito, ay lumitao si Judas na taga Galilea
nang manga arao nang pagpapasulat nang *manga tauo*, at
*ilan* sa bayan ay nahila niya. Siya nama,i, namatay, at ang
lahat nang sa caniya,i, sumunod ay pauang pinangalat.
38 At ngayo,i, sinasabi co sa inyo: Huag cayong maqui-
alam sa manga tauong ito, at pabayaan ninyo sila; sapagca,t,
cung ang pasiyang ito ó ang gauang ito ay sa manga tauo, ay
mauauasac;
39 datapua,t, cung sa Dios, ay hindi ninyo maiuauasac, at
baca pa cayo,i, mapalagay na naquiquihamoc laban sa Dios.
40 At sila,i, sumang-ayon sa caniya: at pagcatauag nila sa
manga apostol, ang mga ito,i, pinalo nila at ipinagbilin sa
canila na huag mangagsalita sa pangalan ni Jesús, at sila,i,
pinaualan.
41 Sila ngà,i, nangagsialis sa harapan nang Sanedrín, na
nangatutua na sila,i, ipinalagay na carapatdapat na magbata
nang caalimurahan alang-alang sa Pangalan *ni Jesús*.
42 At hindi sila nagtitiguil sa arao-arao nang pagtuturo at
panganGaral sa templo at sa manga bahay, *na si* Jesús ay
siyang Cristo.

*Paghahalal nang pitong diacono.*

6 AT NANG manga arao na yaon, ng dumadami ang bilang
nang manga alagad ay nagcaroon ng bulong-bulungan
ang manga greco-judío laban sa manga hebreo, sapagca,t, ang
canilang manga baong babaye ay pinababayaan sa pagba-
bahagui sa arao-arao.
2 At tinipon ng labingdalaua ang caramihang manga
alagad, at sinabi: Hindi marapat na aming pabayaan ang
salita nang Dios, at maglingcod sa manga dulang.
3 Humanap ngà cayo, manga capatid, sa inyo, nang pitong
lalaqui, na may mabuting catunayan, puspos nang Espíritu
at nang carunungan, na ating mailalagay sa panganGasiuang
ito:
4 datapua,t, mananatili cami parati sa pananalangin at sa
pangangasiua sa salita.

5 At minagaling nang boong caramihan ang balac na ito
at canilang inihalal si Estéban, tauong puspos nang pana-
nampalataya at nang Espíritu Santo, at si Felipe, at si
Prócoro, at si Nicanor, at si Timón, at si Parmenas, at si
Nicolás taga Antioquia na naquit sa pagsampalataya:
6 na ang mangā tauong ito,i, iniharap nila sa mangā
apóstol; at nang ang mḡa ito,i, macapanalangin na, ay ipina-
tong nila ang canilang mangā camay sa mḡa yaon.
7 At lumalago ang aral nang Dios at dumaraming lubha sa
Jerusalem ang bilang nang mangā alagad; at sumusunod din
sa pananampalataya ang lubhang maraming mangā sacerdote.

*Si Estêban na unang martir dahil cay Cristo.*

8 At si Estéban, puspos nang biyaya at nang capangyari-
han, ay gumagaua nang malalaquing mangā cababalaghan at
mangā tanda sa bayan.
9 Datapua,t, nangāgsitindig ang ilan sa sinagoga, na tina-
tauag na *sinagoga* nḡ mangā libertino, at nḡ mangā taga
Cirene, at nḡ mangā taga Alejandría, at nḡ mangā taga
Cilicia, at taga Asia, at sila,i, naquipagtalo cay Esteban.
10 At hindi sila macatagal sa carunungān at sa Espíritu na
caniyang ipinangūngūsap.
11 Nang magcagayo,i, canilang sinuhulan ang *ilang* tauo na
nangāgsabing: Naringīg naming siya,i, nagsalita nang mangā
uicang capusungāng laban cay Moisés at *laban* sa Dios.
12 At canilang guinulo ang bayan, at ang mangā matatanda
at ang mangā escriba; at canilang dinaluhong at sinungaban
*si Estéban*, at dinala siya sa Sanedrín,
13 at nangāglagay nang mangā sacsing sinungāling na
nangāgsabi: Ang tauong ito,i, hindi naglilicat nang pananalita
nang mangā uicang laban sa santong lugar na ito at sa
cautusan;
14 sapagca,t, naringīg naming caniyang sinabi, na itong si
Jesús na taga Nazaret ay iuauasic ang lugar na ito, at
babaguhin ang mangā caugaliang ibinigay sa atin ni Moisés.
15 At nḡ tinitigan siya nang lahat nang mangā nauupo sa
Sanedrín, ay canilang naquita ang caniyang muc-ha na
parang muc-ha nang ángel.

7 AT SINABI nang daquilang sacerdote: ¿Ganito baga
ang manga bagay na ito?
2 At sinabi niya:
Manga capatid at manga ama, paquingan ninyo: Ang
Dios nang calualhatia,i, napaquita sa ating amang si Abraham, nang siya,i, nasa Mesopotamia, bago siya tumira sa
Haran,
3 at sinabi sa caniya: Umalis ca sa lupa mo, at sa iyong
camag-anacan, at pumarito ca sa lupang sa iyo,i, ituturo co.
4 Náng magcagayo,i, umalis sa lupa nang manga taga
Caldea at natira sa Harán; at buhat doon, pagcamatay
nang caniyang ama, ay inilipat siya nang *Dios* sa lupaing ito,
na inyong tinatahanan ngayon.
5 At hindi siya pinamanahan doon, nang cahi,t, mayapacan
nang caniyang paa; at siya,i, pinangacoan *ng Dios* na ito,i,
ibibigay na mana sa caniya at sa caniyang binhi pagcatapos
niya, nang uala pa siyang anac.
6 At ganito ang sinalita nang Dios: Na ang caniyang
binhi ay mangingibang bayan sa ibang lupain, at sila,i,
aalipinin, at pahihirapan *sa loob* nang apat na raang taon.
7 At aquing huhucuman, anang Dios, ang nación sa
canila,i, aalipin: at pagcatapos nito,i, mangagsisialis at
paglilingcuran aco sa lugar na ito.
8 At ibinigay sa caniya ang tipan nang pagtutuli: at sa
ganito,i, naguing anac *ni Abraham* si Isaac, at siya,i, tinuli
sa icaualong arao, at *naguing anac* ni Isaac at siya,i,
tinuli sa icaualong arao, at *naguing anac* ni Isaac si Jacob, at
*naguing mga anac* ni Jacob ang labingdalauang patriarca.
9 At ang manga patriarca sa udyoc nang cainguitan cay
José, ay ipinagbili siya, *upang dalhin* sa Egipto; at ang
Dios ay sumasacaniya,
10 at siya,i, iniligtas sa lahat nang caniyang manga capighatian, at siya,i, binigyan nang icalulugod at carunungan sa
harapan ni Faraón, hari sa Egipto; at siya,i, guinauang
gobernador sa Egipto at sa boong bahay niya.
11 Nagcagutom nang magcagayon sa boong Egipto at
Canaan, at malaquing capighatian; at hindi nacasumpong ng
macacain ang ating manga magulang.

12 Datapua,t, pagcabalita ni Jacob na may trigo sa Egipto,
ay inutusan niyang una ang ating mang̃a magulang.
13 At sa icalaua,i, naquilala si José nang caniyang mang̃a
capatid; at nahayag cay Faraón ang lahi ni José.
14 At nagpautos si José, at tinauag niya si Jacob, na
caniyang ama, at ang lahat niyang camag-anacan na pitom-
puo,t, limang calulua.
15 At lumusong si Jacob sa Egipto, at namatay siya at ang
ating mang̃a magulang;
16 at sila,i, inilipat sa Siquem, at inilagay sila sa baunang
binili ni Abraham sa halagang pilac sa mang̃a anac ni
Hamor, sa Siquem.
17 Datapua,t, lumalapit ang panahon nang pang̃aco, na
ito,i, ipinagcaloob nang Dios cay Abraham, ang baya,i,
cumapal at dumami sa Egipto;
18 hangang sa lumitao ang ibang hari sa Egipto na hindi
naquiquilala si José.
19 Ang *haring* ito, ay gumamit nang lalang sa ating binhi,
at pinahirapan ang ating mg̃a magulang, upang itapon nila
ang canilang mang̃a sangol upang huag mang̃abuhay.
20 Nang panahong yaon, ay ipinang̃anac si Moisés, at siya,i,
totoong maganda, at siya,i, inalagaang tatlong buan sa bahay
nang caniyang ama;
21 at nang siya,i, itapon, pinulot siya nang anac na babaye
ni Faraón, at siya,i, inalagaang *parang* sariling anac niya.
22 At itinuro cay Moisés ang lahat nang carunung̃an nang
mang̃a taga Egipto; at siya,i, macapangyarihan sa caniyang
mang̃a uica at gaua.
23 Datapua,t, nang siya,i, halos may apat na puong taon
na, ay pumasoc sa caniyang puso na dalauin ang caniyang
mang̃a capatid na mang̃a anac nang Israel.
24 At nang maquita niya ang isa *sa canila* na inaalipusta,
ay ipinagsangalang, at ipinanghiganti ang inalipusta, at
pinatay ang taga Egipto;
25 at ang isip niya,i, napag-unaua nang caniyang mang̃a
capatid na sila,i, binibigyan nang Dios nang pagcaligtas sa
pamamag-itan nang camay niya; datapua,t, hindi nila
napag-unaua.

26 At quinabucasan, siya,i, napaquita sa canila ng̃ sila,i,
nag-aauay at sila,i, caniyang papapayapain, at sinabi: Manḡa
guinoo cayo,i, magcacapatid, ¿baquit cayo,i, nanḡagaalipus-
taan?
27 Datapua,t, itinulac siya nang umaalipusta sa caniyang
capua tauo, at sinabi: ¿Sino ang naglagay sa iyo na puno at
hucom sa amin?
28 ¿Ibig mo bagang aco,i, patayin mo na gaya nang pagca-
patay mo cahapon sa taga Egipto?
29 At sa salitang ito,i, tumacas si Moisés, at nanḡibang
bayan sa lupain nang Madián, at doo,i, nagcaanac siya nang
dalaua.
30 At nang maganap ang apat na puong taon, ay napaquita
sa caniya ang isang ángel sa ilang nang bundoc nang Sinaí,
sa ninḡas nang apoy, sa isang mababang puno nang
cahoy.
31 At nang maquita ni Moisés, ay nangguilalas sa napa-
quita; at nang siya,i, lumapit upang pagmasdan ay dumating
ang isang voces nang Panḡinoon:
32 Aco ang Dios nang iyong mḡa magulang, ang Dios ni
Abraham, at ni Isaac, at ni Jacob. At si Moisés, ay nanḡi-
nig at hindi nanḡanḡahas tuminḡin.
33 At sinabi sa caniya nang Panḡinoon: Alisin mo ang
manḡa panyapac sa iyong manḡa paa, sapagca,t, ang lugar
na quinalalagyan mo ay santong lupa.
34 Totoong naquita co ang capighatian nḡ aquing bayang
nasa Egipto, at narinḡig co ang canilang hibic, at aco,i,
bumaba upang sila,i, iligtas. At nḡayo,i, pumarito ca, cata,i,
uutusan sa Egipto.
35 Ang Moisés na ito, na canilang itinacuil, na sinabi:
¿Sinong sa iyo,i, naglagay na puno at hucom? ay siyang
sinugo nang Dios na maguing puno at mananacop sa
pamamag-itan nḡ camay nang ángel na sa caniya,i, napaquita
sa mababang puno nang cahoy.
36 Inihatid sila nḡ tauong ito, pagcagaua nang manḡa
cababalaghan at tanda sa Egipto, at sa dagat na Pula, at sa
ilang *sa loob nang* apat na puong taon.

37 Ito yaong Moisés na nagsabi sa manḡa anac nang
Israel: Magpapalitao sa inyo nang profeta na gaya co ang
Dios, mula sa inyong manḡa capatid.
38 Ito yaong naroroon sa Iglesia sa ilang na casama ang
ángel na nagsalita sa caniya sa bundoc nang Sinaí, at casama
ang ating mḡa magulang: na siyang tumangap nḡ manḡa
aral na buhay upang ibigay sa atin:
39 sa caniya,i, ayao manḡagsisunod ang ating mḡa magu-
lang; cungdi siya,i, canilang itinacuil, at sa canilang manḡa
puso,i, nagbalic sa Egipto;
40 at sinabi cay Aarón: Igaua mo cami nang manḡa dios
na manḡunḡuna sa amin, sapagca,t, tungcol dito cay Moisés,
na naghatid sa amin sa labas nang lupang Egipto, ay hindi
namin nalalaman cung ano ang nangyayari sa caniya.
41 At nanḡagsigaua sila nang manḡa arao na yaon nang
isang guyang baca, at nanḡagsipaghandog nang hayin sa
anito, at nanḡalulugod sa manḡa gaua nang canilang manḡa
camay.
42 Datapua,t, tumalicod ang Dios at sila,i, pinabayaang
sumamba sa hucbo nang lanḡit, ayon sa nasusulat sa libro
nang manḡa profeta: ¿Hinandogan baga ninyo aco nang
manḡa hayop na pinatay at manḡa hayin sa apat na puong
taon sa ilang oh bahay nang Israel?
43 At dinala ninyo ang tabernaculo ni Moloch, at ang
bituin nang dios Refán, manḡa larauang guinaua ninyo
upang inyong sambahin; at dadalhin co cayo sa daco pa roon
nang Babilonia.
44 Sumasaating manḡa magulang sa ilang ang tabernáculo
nang patotoo, ayon sa ipinag-utos nḡ nagsabi cay Moisés, na
caniyang gauin alinsunod sa huarang caniyang naquita.
45 Ang *tabernaculong* yao,i, ipinasoc din nang ating mḡa
magulang naman sa capanahunang ucol, na casama ni Josué
nang sila,i, pumasoc sa pag-aari nang manḡa nacíon, na
pinaalis nang Dios sa harapan ang ating mḡa magulang,
hangang sa manḡa arao ni David;
46 na nacasumpong nḡ pagmahal sa harapan nang Dios, at
hininḡi na macasumpong nḡ matatahan nḡ Dios ni Jacob.
47 Datapua,t, iguinaua siya ni Salomón nang bahay.

48 Baga ma,t, ang Cataastaasa,i, hindi tumatahan sa
*manḡa bahay* na gaua nang manḡa camay; ayon sa sinasabi
nang profeta:
49 Ang lanḡit ang aquing luclucan, at ang lupa ang tun-
tunḡan nang aquing manḡa paa. ¿Ano baga ang anyo nang
bahay na gagauin ninyo sa aquin? ang uica nang Panḡi-
noon: Ó ¿alin ang lugar na aquing pagpapahinḡalayan?
50 ¿Hindi baga guinaua nang aquing camay ang lahat
nang manḡa bagay na ito?
51 Cayo na matitigas ang batoc, at di tuli ang puso,t,
manḡa tainḡa, cayo,i, laguing sumasalangsang sa Espíritu
Santo: cung anong guinaua nḡ inyong manḡa magulang ay
gayon din naman ang guinagaua ninyo.
52 ¿Alin sa manḡa profeta ang hindi pinag-usig nang
inyong manḡa magulang? at canilang pinatay ang manḡa
nagpahayag nḡ una nang pagparito nang Banal, na sa
caniya,i, cayo nḡayon ay naguing mḡa tagapagcanulo at
mamamatay:
53 cayo na nanḡagsitangap nang cautusan gaya nḡ iniutos
nang manḡa ángel, at hindi ninyo guinanap.
54 At pagcarinḡig nila nang manḡa bagay na ito ay nanḡa-
sugatan sila sa puso, at nagnḡanḡalit ang manḡa nḡipin sa
caniya.
55 Datapua,t, siya, palibhasa,i, puspos nang Espíritu Santo,
ay tumitig sa lanḡit, at naquita ang calualhatian nang Dios,
at si Jesús na nacatindig sa canan nang Dios,
56 at sinabi: Narito, naquiquita cong bucas ang manḡa lanḡit,
at ang Anac nang tauo na nacatindig sa canan nang Dios.
57 Datapua,t, nanḡagsigauan nang malacas na voces, at
tinacpan ang canilang manḡa tainḡa, at nagcaisa silang siya,i,
canilang dinaluhong;
58 at siya,i, canilang itinapon sa labas nang ciudad siya,i,
canilang binato: at inilagay nang manḡa sacsi ang canilang
manḡa damit sa manḡa paanan nang isang binata na
nagnḡanḡalang Saulo.
59 At canilang pinagbatohanan si Estéban, na nananalanḡin
at sinasabi: Panḡinoong Jesús, tangapin mo ang aquing
espíritu.

60 At siya,i, nanicluhod, at sumigao nang malacas na voces:
Panḡinoon, huag mong ibilang sa canila ang casalanang ito.
At pagcauica niya nito, ay natulog. At si Saulo,i, sumasang-
ayon sa pagcamatay niya.

*Ang Evangelio sa Samaria.—Si Simong mangagauay.*

8 AT NANG ARAO NA YAO,I, guinaua ang isang mala-
quing pag-uusig laban sa Iglesia na nasa Jerusalem; at ang
lahat ay pauang nanḡalat sa manḡa lupain nang Judea at
nang Samaria, maliban na sa manḡa apostol.
2 At inilibing si Estéban nang manḡa tauong may loob sa
Dios, at sila,i, nananḡis nang di ano lamang tungcol sa caniya.
3 Datapua,t, pinupucsa ni Saulo ang Iglesia, at pumapasoc
sa bahay-bahay; at quinacaladcad ang manḡa lalaqui,t,
babaye, at sila,i, ibinibigay sa bilangoan.
4 Ang manḡa nanḡalat nḡà ay nanḡagsisiparoon *sa lahat
nang lugar* at ipinanḡanḡaral ang salita.
5 At nanaog si Felipe sa ciudad nang Samaria, at ipina-
nḡanḡaral sa canila si Cristo.
6 At ang manḡa caramiha,i, nagcacaisang pinaquiquingan
ang manḡa bagay na sinasabi ni Felipe, pagcarinig nila at pag-
caquita nḡ manḡa tanda na guinagaua niya.
7 Sapagca,t, sa maraming may manḡa carumaldumal na
espíritu ay nanḡagsisilabas ang mḡa ito na nanḡagsisisigao nḡ
malacas na voces: at pauang pinagagaling ang maraming
manḡa lumpo, at manḡa pilay.
8 At may malaquing catuaan sa ciudad na iyon.
9 Datapua,t, may isang tauo na nanḡanḡalang Simón, na
nang unang panaho,i, gumagamit nḡ pangagauay sa ciudad,
at pinahahanḡa ang tauo sa Samaria, at nagsasabing siya,i,
isang daquila:
10 sa caniya,i, naquiquinig ang lahat, buhat sa lalong maliit
hangang sa lalong malaqui, na sinasabi: Ang tauong ito ang
capangyarihan nang Dios na tinatauag na Malaqui.
11 At siya,i, pinaquiquingan nila sapagca,t, pinahahanḡa
niya silang mahabang panahon nḡ caniyang mḡa panga-
gauay.

12 Datapua,t, nang sumampalataya na sila cay Felipe na
nanḡanḡaral nḡ mḡa mabubuting balita tungcol sa caharian
nang Dios, at sa panḡalan ni Jesu-Cristo, ay nanḡagbibinyag
ang manḡa lalaqui,t, gayon din naman ang manḡa babaye.
13 At si Simon man ay sumampalataya rin ; at nang siya,i,
mabinyagan na ay nanatili siya cay Felipe, at nang maquita
niya ang manḡa tanda at manḡa malalaquing himalang
guinagaua, ay siya,i, nahahanḡa.
14 At nang marinḡig nang manḡa apostol na nasa Jerusalem,
na tinangap nang Samaria ang salita nang Dios, ay inutusan
nila sa canila si Pedro at si Juan:
15 na nang sila,i, manḡagsilusong ay nanḡagsipanalanḡin
*patungcol* sa canila, upang canilang tangapin ang Espíritu
Santo:
16 sapagca,t, ito,i, hindi pa nananaog sa canino man sa
canila, sila,i, bininyagan lamang sa panḡalan nḡ Panḡinoong
Jesús.
17 Nang magcagayo,i, ipinatong sa canila ang canilang
manḡa camay, at canilang tinangap ang Espíritu Santo.
18 At nang maquita ni Simón na sa pagpatong nang
manḡa camay nang manḡa apostol ay ibinigay ang Espíritu
Santo, ay dinulutan sila nang salapi,
19 na sinabi: Ibigay naman ninyo sa aquin ang capang-
yarihang ito, upang sino mang patunḡan co nḡ aquing manḡa
camay ay tumangap nang Espíritu Santo.
20 Datapua,t, sinabi sa caniya ni Pedro: Mamatay na
casama mo ang iyong salapi, sapagca,t, inacala mo na sa
salapi ay cacamtan mo ang caloob nang Dios.
21 Uala cang cabahagui ó hindi ca casama sa bagay na ito;
sapagca,t, ang puso mo,i, hindi matuid sa harap nang Dios.
22 Magsisi ca nḡà dito sa casam-an mo, at manalanḡin ca
sa Panḡinoon, baca sacali ipatatauad sa iyo ang pag-iisip
nang iyong puso.
23 Sapagca,t, naquiquita cong icao ay nasa apdo nang
capaitan at sa tanicala nang casam-an.
24 At sumagot si Simón at sinabi: Ipanalanḡin ninyo aco
sa Panḡinoon, upang huag dumating sa aquin ang alin mang
bagay sa manḡa sinabi ninyo.

25 Sila ngà, pagcatapos na macapagpatotoo at nang masabi
na ang aral nang Panḡinoon, ay nanḡagbalic sa Jerusalem, at
iniaaral ang evangelio sa maraming manḡa bayan nang
manḡa taga Samaria.

*Si Felipe, at ang bating* na taga Etiopia.*

26 Datapua,t, nagsalita cay Felipe ang isang ángel nang
Panḡinoon, na sinabi: Magtindig ca, at icao ay pumaroon sa
dacong timugan, sa daang palusong mula sa Jerusalem hang-
ang sa Gaza na ito,i, ilang.
27 At siya,i, nagtindig at yumao: at narito, ang isang lala-
quing taga Etiopia; bating na macapangyarihan na sacop ni
Candace, reina nang manḡa taga Etiopia na namamahala
nang lahat nang cayamanan nang *reina* at siya,i, naparoon
sa Jerusalem upang sumamba *sa Dios,*
28 at siya, bumabalic, at nacaupo sa carro niya at binabasa
ang profeta Isaias.
29 At sinabi cay Felipe nang Espíritu: Lumapit ca at
maquisama ca sa carrong ito.
30 At tumacbo sa caniya si Felipe, at narinḡig na caniyang
binabasa ang profeta Isaías, at sinabi *ni Felipe:* ¿Nauunaua
mo baga ang binabasa mo?
31 At sinabi niya: ¿Paano bagang mangyayaring *maalaman*
co malibau na cung panḡunahan aco sino man? At naqui-
usap cay Felipe na pumanhic at maupong casama niya.
32 At ang lugar nḡ Casulatan na binabasa ay ito:—Siya,i,
tulad sa tupa na dinala sa pagpapatayan;—At tulad sa
Corderong sa harap nang sa caniya,i, umaahit nang balahibo
ay pipi,—Gayon ding hindi niya binubucsan ang caniyang
bibig.
33 Sa caniyang pagpapacababa,i, inalis ang caniyang
catuiran:—¿Sino ang maghahayag nang caniyang lahi?—
Sapagca,t, inalis sa lupa ang caniyang buhay.
34 At sumagot ang bating cay Felipe, at sinabi: Ipinama-
manhic co sa iyo, ¿tungcol canino sinasabi nang profeta ito?
¿sa caniyang sarili, ó sa ibang alin man?

* Capon.

35 At binucsan ni Felipe ang caniyang bibig, at magpasimula sa Casulatang ito, ay ipinanḡaral sa caniya si Jesús.
36 At sa paglalacad sa raan, ay sila,i, dumating sa isang tubig; at sinabi nang bating: Narito, ang tubig, ¿anong nacahahadlang na aco,i, mabinyagan?
37 (At sinabi ni Felipe: Cung nananampalataya ca nang boong puso, ay mangyayari. At sumagot at sinabi: Sumasampalataya aco na si Jesu-Cristo ay Anac nang Dios).
38 At ipinag-utos na tumiguil ang carro: at silang dalaua,i, lumusong sa tubig, si Felipe at ang bating; at siya,i, bininyagan.
39 At nang sila,i, umahon sa tubig, inagao si Felipe nang Espíritu nang Panḡinoon, at hindi na siya naquita nang bating, sapagca,t, natutuang ipinagpatuloy ang caniyang paglacad.
40 Nḡuni,t, dumating si Felipe sa Azoto: at sa paglalacad sa magcabicabila,i, ipinanḡanḡaral ang evangelio sa lahat nang manḡa ciudad, hangang sa dumating sa Cesarea.

*Pagbabalic loob ni Saulo sa daan nang Damasco.*

9 DATAPUA,T, si Saulo, na sumisigabo pa nang manḡa pagbabanta at pagpatay laban sa manḡa alagad nang Panḡinoon, ay naparoon sa daquilang sacerdote,
2 at huminḡi sa caniya nang manḡa sulat sa Damasco, sa manḡa sinagoga upang cung siya,i, macasumpong nang ilang *sumusunod* sa Daang, manḡa lalaqui ó manḡa babaye man, ay caniyang madalang gapos sa Jerusalem.
3 At sa caniyang paglalacad ay nangyari na siya,i, lumalapit sa Damasco, at pagdaca,i, nagliuanag sa palibot niya isang ilao mula sa lanḡit.
4 At siya,i, nabulagta sa lupa, at nacarinḡig nang isang voces na sa caniya,i, sinasabi: Saulo, Saulo, ¿baquit mo aco pinag-uusig?
5 At sinabi niya: ¿Sino baga icao, Panḡinoon? At *sinabi* niya: Aco,i, si Jesús na inyong pinag-uusig;
6 nḡuni,t, magtindig ca at icao,i, pumasoc sa ciudad, at sasalitain sa iyo ang dapat mong gauin.

7 At ang manga tauong casama niya sa paglalacad ay
nangagsitiguil na hindi sila macapagsalita, na nariringig ang
voces, datapua,t, ualang naquiquitang sino man.
8 At nagtindig sa lupa si Saulo, at pagcadilat ng caniyang
manga mata,i, uala siyang naquitang ano man, at canilang
inacay siya sa camay, at ipinasoc siya sa Damasco.
9 At siya,i, tatlong arao na hindi nacaquita, at hindi cumain,
at hindi uminom man.
10 At may isang alagad sa Damasco, na nagngangalang
Ananías; at sinabi sa caniya nang Panginoon sa pangarap:
Ananías. At sinabi niya: Narito, aco Panginoon.
11 At *sinabi* sa caniya nang Panginoon: Magtindig ca, at
icao,i, pumaroon sa lansangang tinatauag na Matuid, at
ipagtanong mo sa bahay ni Judas ang isa na nagngangalang
Saulo, na taga Tarso; sapagca,t, narito, siya,i, nananalangin:
12 at naquita niya ang isang lalaquing nagngangalang
Ananías, na pumapasoc at ipinapatong ang caniyang mga
camay sa caniya upang siya,i, tumangap ng paningin.
13 Nguni,t, sumagot si Ananías: Panginoon, Naringig co
sa marami tungcol sa tauong ito, cung gaano caraming
casam-an ang guinaua sa iyong manga santo sa Jerusalem:
14 at dito siya,i, may capahintulutan ng manga puno nang
manga sacerdote, na gapusin niya ang lahat nang manga
sumasambitla nang iyong pangalan.
15 Datapua,t, sinabi sa caniya nang Panginoon: Pumaroon
ca, sapagca,t, siya,i, sisidlang sa aquin ay hirang upang dalhin
ang aquing pangalan sa harapan nang manga gentil, at nang
manga hari, at nang manga anac nang Israel;
16 sapagca,t, sa caniya,i, aquing ipaquiquilala, cung gaano
ang caniyang pangangailangan siya,i, magbata dahil sa aquing
pangalan.
17 At umalis si Ananías, at nasoc sa bahay at ipinatong
ang caniyang manga camay sa caniya at sinabi: Saulong
capatid, ang Panginoong Jesús na sa iyo,i, napaquita sa
daan sa pagparito mo ay inutusan aco upang tangapin mo
ang iyong paningin, at mapuspos ca nang Espríitu Santo.

18 At pagdaca,i, nangalaglag sa caniyang manga mata
ang manga anaqui ay calisquis, at siya,i, tumangap ng
caniyang paningin; at siya,i, nagtindig at siya,i, bininyagan.
19 At siya,i, cumain at lumacas. At siya,i, naquisamang
ilang arao sa manga alagad na nasa Damasco.
20 At pagdaca,i, itinanyag sa manga sinagoga si Jesús, na
ito ang Anac nang Dios.
21 At nangamamaang ang lahat nang sa caniya,i, naqui-
quinig, at sinasabi: ¿ Hindi baga ito ang lumilipol sa Jerusalem
sa manga sumasambitla sa pangalang ito? at sa ganitong
acala ay naparito, upang sila,i, dalhing gapos sa harap nang
manga puno nang manga sacerdote.
22 Datapua,t, lalo nang lumalacas ang loob ni Saulo, at
hinihiya ang manga judío na nananahan sa Damasco, at
pinatutunayan na ito ang Cristo.
23 At nang macaraan ang mahabang arao, ay nangagsipag-
pulong ang manga judío upang siya,i, patayin;
24 datapua,t, napagtalastas ni Saulo ang canilang banta: at
canilang binabantayan naman ang manga pintuan sa arao at
gabi upang siya,i, patayin;
25 nguni,t, tinangnan siya pagcagabi nang caniyang manga
alagad, at siya,i, ibinaba sa pader na inihugos na nasa isang
balaong.
26 At nang siya,i, pumaroon sa Jerusalem, ay pinagsisicapan
niyang maquisama sa manga alagad, at ang lahat ay
nangatacot sa caniya, na hindi naniniuala na siya,i, alagad.
27 Datapua,t, tinangnan siya ni Bernabé, at siya,i, dinala
sa manga apostol, at sa canila,i, sinaysay cung paano ang
pagcaquita niya sa Panginoon sa daan at siya,i, quinausap nito,
at cung paanong siya nangaral sa Damasco na may
catapangan sa pangalan ni Jesús.
28 At siya,i, casamasama nila, na pumapasoc at lumalabas
sa Jerusalem,
29 at nangangaral na may catapangan sa pangalan nang
Panginoon. At nagsasalita at naquiquipagtalo sa manga
greco-judío: datapua,t, pinagpipilitan nilang siya,i, mapatay.
30 At nang maalaman ito nang manga capatid ay inihatid
nila siya sa Cesarea, at siya,i, sinugo nila sa Tarso.

31 At sa gayo,i, sumasapayapa ang Iglesia sa boong Judea
at Galilea at Samaria, at tumitibay; at palibhasa,i, lumalacad
sa tacot sa Panḡinoon, at sa caaliuan nang Espíritu Santo,
ay nararagdagan.

*Pagpapagaling cay Eneas.—Pagcabuhay na mag-uli ni Tabita.*

32 At nangyari na sa paglalacad ni Pedro sa lahat nang
lugar, ay lumusong naman sa manḡa santo na nananahan sa
Lydda.
33 At diya,i, natagpuan ang isang lalaqui na nagnḡanḡalang
Eneas, na ualo nang taong sumasabanig, sapagca,t, siya,i,
lumpo.
34 At sinabi sa caniya ni Pedro: Eneas, pinagagaling ca
ni Jesu-Cristo; magtindig ca, at pagbutihin mo ang iyong
banig. At pagdaca,i, nagtindig.
35 At siya,i, naquita nang lahat nang manḡa nananahan sa
Lydda at sa Sarona, at sila,i, *pauang* nanḡagbalicloob sa
Panḡinoon.
36 May isa namang alagad sa Joppe na nagnḡanḡalang
Tabita, na cung saysayin tinatauag na Dorcas*. Ang babayeng
ito,i, puspos nang mḡa mabubuting gaua at nang manḡa
paglilimos na caniyang guinaganap.
37 At nangyari nang manḡa arao na yaon na siya,i, nag-
casaquit at namatay, at pagcatapos na siya,i, mahugasan, ay
inilagay siya sa isang cabahayang mataas.
38 At sapagca,t, malapit ang Lydda sa Joppe, nḡ mabalitaan
nang manḡa alagad na si Pedro,i, naroroon; inutusan nila sa
caniya ang dalauang tauo, na ipinamamanhic sa caniya:
Huag cang magluat nḡ pagparini sa amin.
39 At nagtindig si Pedro, at sumama sa canila: at pagda-
ting niya, ay siya,i, inihatid sa mataas na cabahayan; at
siya,i, linibot nang lahat nang manḡa babayeng bao, na
nanḡagsisitanḡis at ipinaquiquita ang manḡa tunica at ang
manḡa damit na guinagaua ni Dorcas nang ito,i, sumasacasa-
mahan *pa* nila.

* Usa

40 Datapua,t, pinalabas silang lahat ni Pedro, at lumuhod at nanalangin; at humarap sa catauan at sinabi: Tabita; magbangon ca. At iminulat niya ang caniyang mata, at nang maquita si Pedro, ay nagbangon.
41 At iniabot ni Pedro ang caniyang camay at siya,i, itinindig; at tinauag ang manga santo at ang manga babayeng bao, at iniharap niyang buhay *si Tabita.*
42 At ito,i, nahayag sa boong Joppe; at marami ang sumampalataya sa Panginoon.
43 At nangyari na siya,i, nanahang mahabang arao sa Joppe, sa *bahay ni* Simón na magbabalat.

*Ang Capitán na si Cornelio.*

10 AT *MAY* ISANG lalaqui sa Cesarea, na tinatauag na Cornelio, capitán nang pulutong na tinatauag na pulutong ng mga taga Italia,
2 banal at matatacutin sa Dios sampuo nang boong casambahay niya, at naglilimos nang marami sa bayan, at laguing nananalangin sa Dios.
3 Naquita niyang maliuanag, sa isang pangarap, nang may oras ng nona* nang arao, na pumapasoc sa *quinalalagyan* niya ang isang ángel nang Dios, na sinasabi sa caniya: Cornelio.
4 At tinitigan niya *ang ángel,* na siya,i, natatacot at sinabi: ¿Ano iyon, Panginoon? At sinabi sa caniya: Ang manga panalangin mo at ang iyong manga limos ay nangagsipanhic na alaala sa harapan nang Dios.
5 Ngayon ngà,i, magutos ca nang manga tauo sa Joppe, at paparituhin mo ang isang *tinatauag na* Simón na may pamagat na Pedro:
6 siya,i, nanunuluyan sa bahay nang isang *tinatauag na* Simóng magbabalat, na nasa tabi nang dagat ang caniyang bahay.
7 At nang umalis ang ángel na sa caniya,i, nagsasalita, tinauag niya ang dalaua sa caniyang manga alila, at ang isang banal na sundalo sa manga naglilingcod sa caniyang parati;

* **A las tres nang hapon.**

8 at nang masaysay na sa canila ang lahat, ay inutusan
niya sila sa Joppe.
9 At quinabucasan, samantalang sila,i, nasa canilang pag-
lacad, at napapalapit sa ciudad, nanhic si Pedro sa tanauan
upang manalang̃in, nang malapit na ang oras nang sexta.
10 At siya,i, nag-utom, at nag-ibig cumain; datapua,t,
samantalang inihahanda *ang pagcain niya*, ay lumipad ang
caniyang diua.
11 At naquiquita niyang bucas ang lang̃it, at nananaog ang
isang sisidlang parang isang malapad na damit, na *nacabitin*
sa apat na panuloc, at inihuhugos sa lupa;
12 na doo,i, naroroon ang lahat na sarisaring mang̃a hayop
na may apat na paa at ang mang̃a gumagapang sa lupa, at
ang mang̃a ibon sa lang̃it.
13 At dumating sa caniya ang isang voces: Magtindig ca,
Pedro, magpatay ca, at icao,i, cumain.
14 Datapua,t, sinabi ni Pedro: Pang̃inoon hiñdi mangya-
yari; sapagca,t, ano mang bagay na hindi malinis at caru-
maldumal ay cailan ma,i, hindi aco cumain.
15 At muling *dumating* sa caniya ang voces sa icalaua.
Ang lininis nang Dios, ay huag mong tauaguing hindi
malinis.
16 At ito,i, inulit na macaito; at pagdaca,i, binatac sa lang̃it
ang sisidlan.
17 At samantalang natitilihang totoo si Pedro sa caniyang
sarili, cung ano ang cahulugan ng̃ pang̃arap na caniyang
naquita, narito, ang mang̃a tauong inutusan ni Cornelio ng̃
may pagtanong ang bahay ni Simón ay nasa harap nang
pintuan.
18 At tumauag at itinanong cung nanunuluyan doon si
Simóng may pamagat na Pedro.
19 At samantalang iniisip ni Pedro ang pang̃arap ay sinabi
sa caniya nang Espíritu: Narito, hinahanap ca nang tatlong
tauo.
20 Datapua,t, magtindig ca manaog ca, at sumama ca sa
canila na huag cang magalinlang̃an nang ano man sapagca,t,
sila,i, aquing inutusan.

21 At nanaog si Pedro sa manḡa tauo at sinabi: Narito,
aco ang hinahanap ninyo: ¿ano baga ang dahil na inyong
ipinarito?
22 At sinabi nila: Ang capitán Cornelio, tauong banal at
matatacutin sa Dios, at may mabuting catunayan nang boong
nación nang manḡa judío ay pinagsabihan *nang Dios* sa
pamamag-itan nang isang santong angel, na icao,i, papa-
roonin sa caniyang bahay, at maquinig sa iyo nḡ manḡa salita.
23 Sila,i, pinapasoc nḡà at sila,i, pinatuloy. At quinabuca-
san, ay siya,i, nagbanḡon, at sumama sa canila; at siya,i,
sinamahan nang ilang capatid na mula sa Joppe.
24 At quinabucasa,i, nanḡagsipasoc sa Cesarea. At sila,i,
hinihintay ni Cornelio, na tinipon nito ang caniyang manḡa
camag-anac at ang manḡa caibigang lalong minamahal.
25 At nḡ mangyari na pagpasoc ni Pedro, ay siya,i, sina-
lubong ni Cornelio, at nanicluhod sa caniyang manḡa paanan
at siya,i, sinamba.
26 Datapua,t, itinindig siya ni Pedro, at sinabi: Magtindig
ca; aco naman ay tauo rin.
27 At nasoc na naquiquipagsalitaan sa caniya, at caniyang
naratnan ang maraming nanḡagcacatipon:
28 at sinabi sa canila: Nalalaman ninyo na hindi pahin-
tulot sa isang judío ang maquisama ó lumapit sa isang taga
ibang lupain; at *gayon ma,i*, ipinaquilala sa aquin nang Dios,
na alin mang tauo,i, huag cong tauaguing hindi malinis ó
carumaldumal:
29 dahil dito,i, pagtauag sa aquin, ay naparito acong hindi
tumutol nang ano man. Itinatanong co nḡà: ¿anong cada-
hilanan at pinaparito ninyo aco?
30 At sinabi ni Cornelio: May apat nang arao hangang sa
oras na ito na aquing guinaganap ang pananalanḡin sa oras
na nona sa bahay co; at narito, tumindig sa harap co ang
isang lalaqui na may pananamit na nagniningning,
31 at sinabi: Cornelio, dininig ang dalanḡin mo, at ang
iyong manḡa limos ay inaalaala sa harapan nang Dios.
32 Mag-utos ca nḡà sa Joppe, at ipatauag mo si Simón, na
may pamagat na Pedro; ito,i, nanunuluyan sa bahay ni
Simóng magbabalat, malapit sa dagat.

33 Pagdaca ngã,i, nagpautos aco sa iyo, at mabuti ang
guinaua mo,t, naparito ca, Ngayon, ngã,i, tayong lahat ay
nasa harapan nang Dios upang dinguin ang lahat nang bagay
na sa iyo,i, ipinag-utos nang Panginoon.
34 At binucsan ni Pedro ang caniyang bibig, at sinabi:
Tunay *ngang* quiniquilala co na hindi tumatangi ang Dios
nang tauo;
35 cungdi sa lahat nang nacíon ang sa caniya,i, may tacot
at gumagaua nang cabanalan, ay caniyang quinalulugdan.
36 Ang salita na caniyang ipinadala sa manga anac nang
Israel, na ipinangangaral ang evangelio nang capayapaan sa
pamamag-itan ni Jesu-Cristo (ito ngã ang Panginoon nang
lahat):
37 talastas ninyo ang salitang ito na nahayag sa boong
Judea, magbuhat sa Galilea pagcatapos nang pagbibinyag na
iniaral ni Juan,
38 *tungcol* cay Jesús na taga Nazaret, cung papaanong
siya,i, pinahiran nang Dios nang Espíritu Santo at nang
capangyarihan: na *itong si Jesús* ay gumagala na gumagaua
nang mabuti; at pinagagaling ang lahat nang manga pinahihi-
rapan nang diablo, sapagca,t, sumasa caniya ang Dios.
39 At manga sacsi cami nang lahat nang manga bagay na
guinaua niya sa lupain nang Judea at sa Jerusalem naman;
at siya nama,i, canilang pinatay na ibinitin sa isang cahoy.
40 Siya,i, ibinangon nang Dios nang icatlong arao, at siya,i,
itinalagang mahayag,
41 hindi sa boong bayan, cungdi sa manga sacsi na hinirang
nang Dios ng una, *sa macatuid ay* sa amin, na cumain at
uminom na casama niya, pagcatapos na siya,i, nagbangon sa
manga patay.
42 At sa ami,i, ipinagbilin na mangaral sa bayan, at sac-
sihan na siya ang inihalal nang Dios *na maguing* Hucom
nang manga buhay at nang manga patay.
43 Siya ang pinatotohanan ng lahat nang manga profeta,
na ang lahat nang sa caniya,i, sumampalataya, ay magcacamit
nang capatauaran sa manga casalanan sa caniyang pa-
ngalan.

44 Sinasabi pa ni Pedro ang mangā uicang ito, ay nanaog ang Espíritu Santo sa lahat nang mangā naquiquinig nang salita.
45 At nangātilihan ang lahat nang mangā sa pagtutuli na nananampalataya na nangāgsiparoong casama ni Pedro, sapagca,t, ibinuhos naman sa mangā gentil ang caloob nḡ Espíritu Santo.
46 Sapagca,t, nariringīg nilang magsalita ang mḡa ito nang mangā uica at magpaunlac sa Dios.
47 Nang magcagayo,i, sumagot si Pedro: ¿Mangyayari bagang hadlangān nang sino man ang tubig upang huag mabinyagan itong mangā nagsitangap nang Espíritu Santo na gaya naman natin?
48 At ipinag-utos sa canilang magsipagbinyag sa pangālan ni Jesu-Cristo. Nang magcagayo,i, canilang ipinamanhic sa caniya na matira roong mangā ilang arao.

*Si Pedro,i, nagbigay nḡ matuid sa harapan nḡ Iglesia dahil sa pinabinyagan niya si Cornelio.*

11 AT NABALITAAN nang mangā apóstol at nang mangā capatid na nangāsa Judea, na tumangap naman ang mangā gentil nang salita nang Dios.
2 At nang umahon si Pedro sa Jerusalem, ay naquipagtalo sa caniya ang mangā sa pagtutuli,
3 na sinasabi: Pumasoc ca sa mangā tauong hindi tuli, at sumalo ca sa canila.
4 Datapua,t, nagpasimula si Pedro at sinaysay sa canila nang sunodsunod, *ang nangyari*, at sinabi:
5 Aco,i, nananalangīn sa ciudad nang Joppe, at naquita co sa caualaan nḡ diua* ang isang pangārap, *na ito,i,* isang sisidlan, na parang isang malapad na damit, na bumababa, na sa apat na panuloc ay inihuhugos mula sa langīt, at dumating hangang sa aquin:
6 At nang yao,i, aquing titigan, aquing minasdan at naquita co ang mangā may apat na paang hayop sa lupa at

* **Extasis.**

manḡa hayop na ganid, at ang manḡa hayop na gumagapang,
at manḡa ibon sa lanḡit.
7 At napaquingan co naman ang isang voces na nagsasabi
sa aquin: Magtindig ca, Pedro, magpatay ca at cumain.
8 Datapua,t, sinabi co: Hindi mangyayari, Panḡinoon,
sapagca,t, cailan ma,i, hindi pumasoc sa aquing bibig ang
ano mang hindi malinis ó carumaldumal.
9 Nḡuni,t, sumagot sa icalaua ang voces mula sa lanḡit:
Ang lininis nang Dios, ay huag mong tauaguing hindi malinis.
10 At ito,i, nangyaring macaatlo, at muling binatac na
lahat sa itaas sa lanḡit.
11 At narito, pagdaca,i, nanḡagsirating sa tapat nang bahay
na aming quinaroroonan, ang tatlong lalaqui na manḡa
inutusan sa aquin buhat sa Cesarea.
12 At sinabi sa aquin nang Espíritu na aco,i, sumama sa
canila na huag magtanḡi. At sumama naman sa aquin itong
anim na capatid, at pumasoc cami sa bahay nang lalaquing
yaon,
13 at caniyang sinaysay sa amin, cung paano ang pagcaquita
niya sa ángel sa caniyang bahay, na nacatindig at sinasabi:
Mag-utos ca sa Joppe, at paparituhin mo si Simón na may
pamagat na Pedro:
14 na magsasaysay sa iyo nang manḡa salita na icaliligtas
mo at nḡ boong bahay mo.
15 At nang aco,i, magpasimulang magsalita ay nanaog ang
Espíritu Santo sa canila, na gaya naman nang pagpanaog sa
atin nang una.
16 At naalaala co ang uica nang Panḡinoon, na sinabi:
Catotohanang si Juan ay nagbinyag nang tubig; datapua,t,
cayo,i, bibinyagan nḡ Espíritu Santo.
17 Cung ibinigay nḡà sa canila nang Dios ang gayon ding
caloob gaya nḡ *pagbibigay* naman sa atin, nḡ tayo,i, manam-
palataya sa Panḡinoong Jesu-Cristo, ¿sino baga aco na macaha-
hadlang sa Dios?
18 At nang marinḡig nila ang manḡa bagay na ito, ay sila,i,
tumahimic, at pinuri ang Dios, na sinabi: Cung gayo,i, binig-
yan nang Dios ang manḡa gentil naman nang pagsisisi sa
icabubuhay.

19 Yaong mang̃a nagsipang̃alat ng̃à dahil sa pag-uusig na
dumating dahil cay Estéban, ay nang̃aglacbay hangang sa
Fenicia, at sa Chipre, at sa Antioquía, na hindi sinasalita
canino man ang salita, cungdi sa mang̃a judío lamang.
20 Datapua,t, sa canila,i, may ilang mang̃a tauong taga
Chipre at taga Cirene, na nang sila,i, magsidating sa Antio-
quía, ay nang̃agsalita naman sa mang̃a griego, na ipinang̃a-
ng̃aral ang Pang̃inoong si Jesús.
21 At sumasacanila ang camay nang Pang̃inoon, at ang
lubhang marami na sumampalataya ang nang̃agbalicloob sa
Pang̃inoon.
22 At dumating ang balita tungcol sa canila sa mang̃a
taing̃a nang Iglesia na nasa Jerusalem. At canilang inutusan
si Bernabé hangang sa Antioquía;
23 na nang siya,i, dumating, at maquita ang biyaya nang
Dios ay nagalac, at caniyang ipinang̃aral sa lahat, na
pagticahan nang puso ang pananatili sa Pang̃inoon;
24 palibhasa,i, siya,i, lalaquing mabait, at puspos nang
Espíritu Santo at nang pananampalataya; ay maraming tauo
ang naparagdag sa Pang̃inoon.
25 At siya,i, naparoon sa Tarso upang hanapin si Saulo; at
nang caniyang masumpung̃an ay caniyang inihatid sa Antio-
quía.
26 At nangyari na sa boong isang taon ay sila,i, naquisama
sa Iglesia, at tinuruan ang maraming tauo; at pinagpasimu-
laang tinauag sa Antioquía na mang̃a Cristiano ang mang̃a
alagad.
27 At nang mang̃a arao na yaon, ay may lumusong sa
Antioquía, na galing sa Jerusalem, na mang̃a profeta.
28 At nagtindig ang isa sa canila, na nagng̃ang̃alang Agabo,
at ipinauunaua sa pamamag-itan nang Espíritu na magcaca-
gutom nang malaqui sa boong sanglibutan, na nangyari nang
mg̃a arao ni Claudio.
29 At ang mang̃a alagad, ayon sa caya nang baua,t, isa sa
canila, ipinasiya nila ang magpadala nang saclolo sa mang̃a
capatid na nananahan sa Judea; na
30 ito nama,i, canilang guinaua, na ipinadala nila sa mang̃a
matatanda sa pamamag-itan nang camay ni Bernabé at ni Saulo.

*Ipinapatay ni Herodes si Jacobo.—Iniligtas si Pedro sa bilangoan.—Pagcamatay ni Herodes.*

12 AT NANG panahon yaon ay iniunat ni Herodes ang
caniyang manḡa camay, upang pahirapan ang ilan sa
Iglesia.
2 At pinatay sa tabac si Santiago, na capatid ni Juan.
3 At nang maquita na ito,i, iquinatutua nang manḡa judío,
ay caniya namang ipinagpatúloy na hulihin si Pedro. Niyao,i,
manḡa arao nang manḡa tinapay na ualang levadura.
4 At nang siya,i, mahuli na, ay inilagay siya sa bilangoan,
at siya,i, ibinigay sa apat na tig-aapat na sundalo upang siya,i,
bantayan at pinag-iisipang siya,i, iharap sa bayan pagcatapos
nang pascua.
5 Si Pedro nḡa,i, iniinḡatan sa bilangoan; datapua,t, dahil
sa caniya,i, guinagaua nḡ Iglesia ang maninḡas na pananala-
nḡin sa Dios.
6 At nang siya,i, malapit nḡ cunin ni Herodes, nang gabi
ring yaon ay natutulog si Pedro sa guitna nang dalauang
sundalo, nagagapos nang dalauang tanicala, at ang manḡa
bantay sa harap nang pintuan ay nanḡagbabantay nang
bilangoan.
7 At narito, tumayo sa tabi niya ang isang ángel nang
Panḡinoon, at lumiuanag ang isang ilao sa silid, at quinalabit
si Pedro sa taguiliran, at siya,i, guinising, at sinabi: Magbanḡ-
on cang madali. At nanḡalaglag ang caniyang manḡa
tanicala sa caniyang manḡa camay.
8 At sinabi sa caniya nang ángel: Magbigquis ca, at itali mo
ang iyong manḡa panyapac. At gayon ang guinaua niya.
At sinabi sa caniya: Ibalot mo sa iyo ang damit mo, at
sumunod ca sa aquin.
9 At siya,i, lumabas at sumunod *si Pedro*, at hindi nito
nalalamang catotohanan ang guinagaua nang ángel, cungdi
ang isip niya,i, isang panḡarap ang naquiquita.
10 At nang canilang maraanan na ang una at panḡalauang
bantay, ay nanḡagsirating sa pintuang bacal na ang tunḡo,i,
sa ciudad; na nabucsang mag-isa sa canila: at sila,i, nanḡagsi-

labas at nagpatúloy sa isang lansanḡan; at pagdaca,i,
humiualay sa caniya ang ángel.
11 At nang si Pedro,i, pagsaulan ay sinabi: Naḡayo,i, nalalaman
cong totoo na inutusan nang Panḡinoon ang caniyang
ángel, at iniligtas aco sa camay ni Herodes, at sa paghihintay
nḡ bayan nang mḡa judío.
12 At nang mapagnilaynilay na niya *ito*, ay naparoon sa
bahay ni María, na ina ni Juang may pamagat na Marcos, na
quinaroroonan nang maraming nagcacatipon at nananalanḡin.
13 At nḡ siya,i, tumoctoc sa pinto nḡ pinapasucan lumabas
upang sumagot ang isang dalagang nḡala,i, Rhode;
14 at nang maquilala niya ang voces ni Pedro, sa tua,i,
hindi binucsan ang pintuan, cungdi nagtatacbo sa loob, at
ipinagbigay sabi na naroroon si Pedro sa harap nang pintuan.
15 At canilang sinabi sa caniya: Ulol ca. Datapua,t, caniyang
pinatunayan na gayon nḡà. At sinasabi nila: Yaon
ang caniyang ángel.
16 Datapua,t, nananatili si Pedro nang pagtoctoc: at nang
canilang bucsan ay naquita nila siya, at sila,i, nanḡaguitla.
17 Datapua,t, caniya silang quiniaan nang camay na sila,i,
tumahimic, at sa canila,i, sinaysay niya cung paanong quinuha
siya sa caniya nang Panḡinoon sa bilangoan. At sinabi:
Ipagbigay alam ninyo ito cay Santiago at sa manḡa capatid.
At umalis at napasaibang lugar.
18 At nang arao na, ay hindi cacaunti ang caguluhang
*nangyari* sa manḡa sundalo, tungcol sa cung anong nangyari
cay Pedro.
19 At nang siya,i, ipahanap ni Herodes, at nang hindi siya
masumpunḡan, ay siniyasat niya ang manḡa bantay, at ipinagutos
niyang sila,i, patayin. At buhat sa Judea ay napasa
Cesarea, at doon siya natira.
20 At nagagalit siya sa manḡa taga Tiro at taga Sidón; at
sila,i, nanḡagcaisang pumaroon sa caniya; at nang macaibigan
na nila si Blasto, na catiuala sa bahay nang hari, ay canilang
ipinamanhic ang pagcacasundo; sapagca,t, ang lupa nila,i,
binibigyan nang lupa nang hari nḡ icabubuhay.
21 At isang tanḡing arao, ay nagsuot si Herodes nang damithari,
at naupo sa luclucan, at sa canila,i, nagsaysay.

22 At isinigao nang bayan, na *sinasabi:* Voces nang dios,
at hindi sa tauo.

23 At pagdaca,i, binugbog siya nang isang ángel nang
Panḡinoon, sapagca,t, hindi nagbigay unlac sa Dios; at siya,i,
quinain nang manḡa uod, at namatay.

24 Datapua,t, lumalago ang aral nang Dios, at cumacalat.

25 At nagbalic na galing sa Jerusalem si Bernabé at si
Saulo, nang maganap na nila ang caniyang catungculan, at
canilang isinama si Juang pinamamagatang Marcos.

*Si Bernabé at Saulo, na inutusan nang Iglesia nang Antioquía ay nanḡagsisipanḡaral sa Chipre.*
*Si Elimas na mangagauay.*

13 AT sa Iglesia na nasa Antioquía ay may manḡa profeta at
manḡa taga pagturo, si Bernabé at si Simeóng tinatauag
na Niger, at si Lucio na taga Cirene, at si Manaen, na
capatid sa gatas ni Herodes na tetrarca,* at *si* Saulo.

2 At nang sila,i, naglilingcod sa Panḡinoon, at nanḡag-
aayuno, ay sinabi nang Espíritu Santo: Ibucod ninyo sa
aquin si Bernabé at si Saulo *at italaga sila* sa gauang dahil
diya,i, tinauag co sila.

3 Nang magcagayo,i, nang sila,i, macapag-ayuno at maca-
panalanḡin, at maipatong ang manḡa camay nila sa canila
ay sila,i, canilang pinaalis.

4 Sila nḡà, palibhasa,i, sinugo nang Espíritu Santo, ay
lumusong sa Seleucia; at buhat diya,i, naglayag hangang sa
Chipre.

5 At nang sila,i, nasa Salamina, ay canilang ibinabalita ang
salita nang Dios sa manḡa sinagoga nang manḡa judío: at
canila namang catulong si Juan.

6 At nang canilang matahac na ang boong pulo hangang
sa Pafo, canilang nasumpunḡan ang isang mangagauay, na
nagpapaconouaring profeta, judío, na ang caniyang panḡalan
ay Bar-jesús;

* Hari sa icaapa na bahagui nḡ caharian.

7 ito,i, casama nang procónsul Sergio Paulo, lalaquing
matalino. Ipinatauag nito si Bernabé at si Saulo at minimi-
thing mapaquingan ang salita nang Dios.
8 Datapua,t, humahadlang sa canila si Elimas na manga-
gauay (ganito ngà cung sasaysayin ang caniyang pangalan),
at pinagsisicapang ihiualay sa pananampalataya ang procónsul.
9 Nḡuni,t, si Saulo, na *tinatauag* din namang Pablo, na
puspos nang Espíritu Santo, itinitig sa caniya ang manḡa
mata,
10 at sinabi: Oh puspos nang lahat na carayaan at nang
lahat na casam-an, anac nang diablo, caauay nang lahat na
cabanalan, ¿hindi ca baga titiguil nang pagpapasama sa
manḡa daang matuid nang Panḡinoon?
11 Nḡayon ngà, narito, nasa iyo ang camay nang Panḡi-
noon, at mabubulag ca, na hindi mo maquiquita ang arao na
ibang panahon. At pagdaca,i, nahulog sa caniya ang ulap at
ang cadiliman; at siya,i, lumacad sa palibotlibot at humahanap
nang sa caniya,i, umacay sa camay.
12 Nang magcagayo,i, nang maquita nang procónsul ang
nangyari ay nanampalataya, na nanguiguilalas sa aral nang
Panḡinoon.

*Pagsasalita ni Pablo sa sinagoga nang Antioquía nang Pisi-dia.—Paghahadlang nang manḡa judío.*

13 At tumulac sa Páfos si Pablo at ang caniyang manḡa
casama, at dumating sa Perge nang Pamfilia. At humiualay
sa canila si Juan, at nagbalic sa Jerusalem.
14 Datapua,t, canilang iniuan ang Perge at napasa Antio-
quía nang Pisidia, at sila,i, pumasoc sa sinagoga nḡ arao nang
sabado, at nanḡagsiupo.
15 At pagcatapos nang pagbasa nang cautusan at nang
manḡa profeta, nagpautos sa canila ang manḡa puno nang
sinagoga, at sinabi: Manḡa capatid, cung mayroon cayong
ano mang salitang aral sa bayan, ay manḡagsalita cayo.
16 At nagtindig si Pablo, at nang maicauay ang camay,
ay nagsabi:

Manḡa lalaquing taga Israel at cayong manḡa natatacot sa
Dios, maquinig cayo:
17 Ang Dios nang bayang itong Israel, ay hinirang ang
ating manḡa magulang at pinaunlacan ang bayan nḡ sila,i,
nanḡinḡibang-bayan sa lupain nang Egipto, at sila,i, quinuha
roon nang daquilang camay.
18 At tiniis niya ang manḡa caugalian nila sa ilang, sa
loob nang manḡa may apat na puong taon.
19 At nḡ maiuasac na niya ang pitong nacion sa lupang
Canaan, ay ibinigay niya na pamana *sa canila* ang lupa nḡ
mḡa yaon,
20 sa loob nḡ may manḡa apat na raa,t, limáng puong
taon: at pagcatapos nang manḡa bagay na ito ay binigyan
niya *sila* nang manḡa hucom hangang sa profetang si
Samuel.
21 At pagcatapos ay nanḡagsihinḡi sila nang hari, at ibini-
gay nang Dios sa canila sa loob nḡ apat na puong taon si
Saul anac ni Kis, lalaqui sa angcan ni Benjamin.
22 At nang alisin niya ito, ay ibinanḡon niya si David
upang maguing hari nila, na ito,i, pinatotohanan din naman
niya at sinabi: Nasumpunḡan co si David, anac ni Jessé,
lalaquing alinsunod sa aquing puso, na gagauin niya ang boong
calooban co.
23 Sa binhi nito, ayon sa panḡaco, ay dinala nang Dios sa
Israel ang isang Tagapagligtas, si Jesús:
24 nḡ maipanḡaral na ni Juan nang di pa siya dumarating
ang pagbibinyag nang pagsisisi sa boong bayang Israel.
25 At nang guinaganap ni Juan ang caniyang catungculan,
ay sinasabi: ¿Sino baga aco sa inyong acala? Hindi aco
*siya;* datapua,t, narito, sumusunod sa aquin ang isa na di aco
carapatdapat na magcalag nang mḡa panyapac nḡ caniyang
manḡa paa.
26 Manḡa capatid, manḡa anac nang lahi ni Abraham, at
ang manḡa sa inyo,i, nanḡatatacot sa Dios, sa atin ipinadadala
ang salita nḡ pagcaligtas na ito.
27 Sapagca,t, ang manḡa nananahan sa Jerusalem at ang
manḡa puno nila dahil sa hindi pagcaquilala sa caniya ó sa
manḡa voces nang manḡa profeta na sa tuing sabado,i,

binabasa, ay canilang tinupad ang *manḡa hula* sa paghatol
*sa caniya.*
28 At baga man hindi nacasumpong *sa caniya* nang ano
man dahil na sucat ipatay, gayon ma,i, canilang hiniñgi cay
Pilato na siya,i, patayin.
29 At nang maganap na nila ang lahat nang nasusulat
tungcol sa caniya, ay ibinaba siya nila sa cahoy, at inilagay
siya sa isang libiñgan.
30 Datapua,t, ibinañgon siya nang Dios sa mañga patay;
31 at siya,i, naquitang mahabang arao nang mañga casama
niyang umahon buhat sa Galilea hangang sa Jerusalem, na
mañga sacsi niya ñgayon sa bayan.
32 At inihahatid namin sa inyo ang mḡa mabuting balita
nang pañgacong guinaua sa mañga magulang,
33 na ito,i, guinanap nang Dios sa ating mañga anac, nḡ
ibañgon niya si Jesús, gaya naman nang nasusulat sa icala-
uang Salmo:—Icao ay aquing Anac, ñgayo,i, ipinañganac co
icao.
34 At tungcol sa siya,i, ibinañgon niya sa mañga patay,
upang cailan ma,i, huag nang mabalic sa cabulucan, ay ganito
ang pagcasabi niya:—Ibibigay co sa inyo ang mañga santo
at tapat na *mḡa pagpapala* cay David.
35 Caya nḡà sinasabi naman sa ibang Sálmo:—Hindi mo
itutulot sa iyong Santo,i, macaquita nang cabulucan.
36 Sapagca,t, si David, nang macapaglingcod na sa caniyang
sariling panahon sa calooban nang Dios, ay natulog, at siya,i,
isinama sa caniyang mañga magulang, at nacaquita nang
cabulucan:
37 datapua,t, yaong binuhay nang Dios ay di nacaquita nang
cabulucan.
38 Maguing hayag naua sa inyo, mañga capatid, na sa
pamamag-itan nito,i, ibinabalita sa inyo ang capatauaran
nang mañga casalanan;
39 at sa pamamag-itan niya ang lahat nang nananampala-
taya ay inaaring banal sa lahat nḡ bagay; at sa mḡa bagay na
iyan ay di cayo maaring banal nḡ cautusan ni Moisés.
40 Tingnan nḡà ninyo, baca sa *inyo,i,* sumapit ang sinabi
nang mañga profeta:

41 Tingnan ninyo, manḡa mapagpaualang-halaga, at manḡa-
patanḡa cayo at cayo,i, manḡapugnao;—Sapagca,t, aço,i,
gumagaua nang isang gaua sa inyong manḡa arao,—Gauang
sa ano mang paraa,i, hindi ninyo sasampalatayanan cung sabi-
hin sa inyo nino man.
42 At pag-alis nila ay sa canila,i, ipinamamanhic na sa
sabadong susunod ay salitain sa canila ang manḡa salitang ito.
43 At nang macaalis na ang *capisanan sa* sinagoga,i, ang
marami sa manḡa judío at sa manḡa banal na naaquit na
magjudío ang sumunod cay Pablo at cay Bernabé: na sa
canila,i, nagsasalita at sila,i, hinihicayat na manḡagsipanatili
sa biyaya nang Dios.
44 At nang sumunod na sabado ay nagcatipon halos ang
boong ciudad, upang paquingan ang salita nang Dios.
45 Datapua,t, nang maquita nang manḡa judío ang carami-
han, ay nanḡapuno nang capanaghilian, at tinutulan ang
manḡa bagay na sinasabi ni Pablo, at nanḡagsasabi nang
capusunḡan.
46 At nagsalita na may catapanḡan si Pablo at si Bernabé,
at sinabi: Quinacailanḡang sabihin muna ang salita nang
Dios sa inyo; *datapua,t,* yayamang inyong itinatacuil at
inaacala ninyong di cayo carapatdapat sa ualang hangang
buhay, narito, cami ay pasasa manḡa gentil.
47 Sapagca,t, ganiyan ang ipinag-utos sa amin nang
Panḡinoon na sinabi:—Inilagay catang ilao nang manḡa
gentil,—Upang maguing sa icaliligtas ca hangang sa manḡa
caduloduluhan nang lupa.
48 At nḡ marinḡig ito nang manḡa gentil, ay nanḡatua, at
pinupuri ang salita nang Dios; at nanḡagsisampalataya ang
lahat nang itinalaga sa buhay na ualang hangan.
49 At nanḡanḡalat ang salita nang Panḡinoon sa boong
lupain.
50 Datapua,t, inudyucan nang manḡa judío ang manḡa
banal na babayeng anac-mahal, at ang manḡa guinoo sa ciudad,
at nanḡagbanḡon nang pag-uusig laban cay Pablo at cay Ber-
nabé, at canilang pinalayas sila sa canilang mḡa hanganan.
51 Datapua,t, ipinagpag laban sa canila ang alaboc nang
canilang manḡa paa, at nanḡagsiparoon sa Iconio.

52 At nang̃apuspos nang tua at nang Espíritu Santo ang
mang̃a alagad.

*Iiniaral ang Evangelio sa Iconio, sa Listra at sa Derbe.*
*Paglaganap at mang̃a pag-uusig.—Pagbabalic*
*sa Antioquía.*

14 AT NANGYARI sa Iconio, na sila,i, magcasamang
pumasoc sa sinagoga nang mang̃a judío, at nagsalitaan,
ano pa,t, nang̃agsipanampalataya ang lubhang maraming
mang̃a judío at mang̃a griego.
2 Datapua,t, inudyucan nang mang̃a judíong suail at pina-
sama ang mang̃a calooban nang mang̃a gentil laban sa
mang̃a capatid.
3 Nang̃agsitiguil ng̃à sila *doong* mahabang panahon, na
nagsasalita na may pagcacatiuala sa Pang̃inoon, na nagpa-
patotoo sa salita nang caniyang biyaya, na ipinagcacaloob na
gauin nang canilang mang̃a camay ang mang̃a tanda at
mang̃a cababalaghan.
4 Datapua,t, nagcahiuahiualay ang caramihan sa ciudad;
at ang mang̃a iba,i, campi sa mang̃a judío, at ang mang̃a
iba,i, *campi* sa mang̃a apóstol.
5 At nang gagauin na ang pagdaluhong nang mang̃a gentil,
at nang mang̃a judío naman, na casama ang canilang mang̃a
puno, upang sila,i, hiyain at batuhin,
6 ay canilang naalaman, at nang̃agsitacas sa Listra at Derbe,
mang̃a ciudad nang Licaonia, at sa palibotlibot nang lupaing
*yaon,*
7 at doo,i, ipinang̃ang̃aral nila ang evangelio.
8 At may isang tauo na nacaupo sa Listra na hindi
maiquilos ang mang̃a paa, at pilay mula pa sa tiyan nang
caniyang ina, na cailan ma,i, hindi nacalacad.
9 Narinĝig nitong magsalita si Pablo, na ng̃ ito,i, titigan,
at maquitang may pananampalataya upang mapagaling,
10 sinabi nang malacas na voces: Magtindig ca nang
matuid. At lumucso at lumacad.
11 At nang maquita nang caramihan ang guinaua ni Pablo,
ay nang̃agsigauan sila, na sinasabi sa uicang licaonica: Ang

mang̃a dios na nacauang̃is ng̃ tauo ay nang̃agsipanaog sa
atin.
12 At tinatauag nilang Júpiter si Bernabé, at Mercurio si
Pablo, sapagca,t, ito ang pang̃ulong taga pagsalita.
13 At ang sacerdote ni Júpiter, na ang caniyang templo,i,
nasa tapat nang ciudad, ay nagdala nang mang̃a toro,t,
mang̃a putong* sa mang̃a pintuan, at ibig niyang *sa canila,i,*
maghaying casama nang caramihan.
14 Datapua,t, nang maring̃ig ito nang mang̃a apostol na
si Bernabé at si Pablo, ay pinunit ang canilang mang̃a
damit, at nang̃agsipanacbo sa guitna nang caramihan na
nang̃agsisigao,
15 at sinasabi: Mang̃a guinoo ¿baquit ninyo guinagaua
ang mg̃a bagay na ito? Cami,i, mang̃a tauo ring may
mang̃a caramdamang gaya ninyo, at naghahatid ng̃ mg̃a
mabuting balita sa inyo, upang cayo,i, mang̃agsitalicod sa
mg̃a bagay na itong ualang cabuluhan patung̃o sa buhay na
Dios, na gumaua nang lang̃it at ng̃ lupa, at nang dagat, at
nang lahat na nasa mg̃a ito:
16 na nang mang̃a panahon nacaraan itinulot niyang ang
lahat nang mang̃a nació,i, lumacad sa canilang mang̃a saril-
ing daan;
17 at gayon man ay hindi nagpabayang *di magcaroon* nang
sacsi sa caniyang sarili, palibhasa,i, gumaua ng̃ mabuti, at sa
pagbibigay sa inyo nang mang̃a ulang galing sa lang̃it, at ng
mang̃a panahong sagana, na pinupuno ang inyong mang̃
puso nang pagcain at nang catuaan.
18 At bahagya na nilang napiguil ang bayan ng̃ mg̃a sali
ang ito sa paggaua ng̃ paghahayin sa canila.
19 Datapua,t, nang̃agsirating ang mang̃a judíong buh
sa Antioquía at sa Iconio, at ng̃ maudyoc ang caramiha
ay canilang binato si Pablo, at quinaladcad nila siya sa lab
nang ciudad, at ang isip nila,i, siya,i, patay na.
20 Datapua,t, samantalang siya,i, linilibot nang man
alagad, ay nagtindig siya at pumasoc sa ciudad, at quinal
casa,i, umalis na casama si Bernabé at napasa Derbe.

* Guirnalda.

21 At nang maipanḡaral na nila ang evangelio sa ciudad na
yaon, at nang maparami na ang manḡa alagad, ay nanḡagba-
lic sila sa Listra, at sa Iconio, at sa Antioquía,
22 na pinatitibay nila ang calulua nang manḡa alagad, at
canilang inaaquit na manatili sa pananampalataya, at *ipina-
quiquilala na* quinacailanḡang pumasoc tayo sa caharian
nang Dios na magdaan sa maraming capighatian.
23 At nang macapaghalal na sa canila nang manḡa mata-
tanda sa baua,t, Iglesia, at nang sila,i, macapanalanḡing
casabay ang manḡa pag-aayuno, ay sila,i, ipinagtagobilin sa
Panḡinoong canilang sinampalatayanan.
24 At canilang tinahac ang Pisidia at naparoon sila sa
Pamfilia.
25 At nang masalita na nila ang salita sa Perge, ay nanḡag-
silusong sa Atalia;
26 At buhat doo,i, lumayag sa Antioquía, na doo,i, ipinag-
tagobilin sila sa biyaya nang Dios tungcol sa gauang canilang
natapos na.
27 At nang sila,i, dumating, at matipoon na ang Iglesia, ay
sinaysay nila ang lahat nang bagay na guiuaua nang Dios sa
canila, at cung paanong binucsan nito sa manḡa gentil ang
isang pintuan nang pananampalataya.
28 At natira *roong* hindi cacaunting panahon na casama
nang manḡa alagad.

*Salitaan tungcol sa pagtutuli.—Pulong sa Jerusalem at ang pasiya nito.*

15 AT ILANG manḡa tauo ay nanḡagsilusong na galing sa
Judea at nagtuturo sa manḡa capatid *at sinasabi:*
Maliban na hindi cayo manḡagtuli ayon sa ugali ni Moisés,
ay hindi cayo maliligtas.
2 At nḡ magcaroon si Pablo at si Bernabé nang di cacaun-
ting samaan nang loob at paquiquipagtalo sa canila, ay
ipinasiya *nḡ mḡa capatid* na manḡagsiahon si Pablo,t, si
Bernabé at ang ilan sa canila, sa Jerusalem sa manḡa apóstol
at sa manḡa matatanda tungcol sa salitaang ito.
3 Sila nḡà, nang maihatid nang Iglesia sa canilang pagla-

lacbay, ay canilang tinahac ang Fenicia at Samaria, na
itinatanyag ang pagbabalic loob nang manḡa gentil, at sila,i,
nacapagbibigay nang malaquing catuaan sa lahat nang
manḡa capatid.
4 At nang sila,i, dumating sa Jerusalem, ay tinangap sila
nang Iglesia at nang manḡa apóstol at nang manḡa mata-
tanda, at sinaysay nila ang lahat nang manḡa bagay na guinaua
nang Dios sa canila.
5 Datapua,t, nanḡagsitindig ang ilan sa secta nang manḡa
fariseo na nagsipanampalataya, at sinabi: Quinacailanḡan na
sila,i, tuliin, at sa canila,i, ipinagbiling ganapin ang cautusan
ni Moisés.
6 At nanḡagcatipon ang manḡa apóstol at ang manḡa
matatanda, upang pag-usapan ang bagay na ito.
7 At pagcatapos nang mahabang pagtatalo, ay nagtindig si
Pedro, at sinabi sa canila:
Manḡa capatid, nalalaman ninyo na mahaba nang panahon
na *aco,i,* hinirang nang Dios sa inyo, upang sa pamamag-itan
nang aquing bibig ay mapaquingan nang manḡa gentil ang
salita nang evangelio, at sila,i, manampalataya.
8 At ang Dios na nacatataho nḡ puso, ay nagbigay patotoo
sa canila, na sa canila,i, ibinigay ang Espíritu Santo na gaya
naman sa atin:
9 at siya,i, hindi nagtangui sa atin at sa canila, at lininis sa
pamamag-itan nḡ pananampalataya ang canilang manḡa puso.
10 Nḡayon nḡà, ¿baquit ninyo tinutucso ang Dios, na
inyong lalagyan nang pamatoc ang batoc nang manḡa alagad,
na cahi,t, ang ating manḡa magulang, cahi,t, tayo man, ay
hindi macadala?
11 Datapua,t, sumasampalataya tayo na tayo,i, maililigtas
sa pamamag-itan nang biyaya nang Panḡinoong Jesús, gayon
din naman sila.
12 At hindi umimic ang boong caramihan at canilang
pinaquingan si Bernabé at si Pablo na sinasaysay ang mḡa
tanda at mḡa cababalaghan na guinaua nang Dios sa manḡa
gentil sa pamamag-itan nila.
13 At nang matapos na silang magsalita, ay sumagot si
Santiago at sinabi:

Manḡa capatid, paquingan ninyo aco:
14 Sinaysay ni Simeón na ang manḡa gentil ang naunang
dinalao nang Dios upang cunin canila ang isang bayang
*talaga* sa caniyang panḡalan.
15 At dito,i, nasasang-ayon ang manḡa salita nang manḡa
profeta ayon sa nasusulat:
16 Pagcatapos ng mḡa bagay na ito aco,i, babalic.
At muli cong itatayo ang tabernáculo ni David na nahapay;
At muling itatayo co ang caniyang manḡa casiraan,
At aquing ititindig:
17 upang hanaping nḡ natira sa manḡa tauo ang Panḡi-
noon,
At ang lahat nang manḡa gentil, na tinatauag sa pama-
mag-itan nang aquing panḡalan,
18 Ang sabi nang Panḡinoon na nagpapaquilala nang manḡa
bagay na ito, mula nang pasimulaan ang sanglibutan.
19 Dahil dito,i, minamatapat co, na huag nating gambalain
ang manḡa sa manḡa gentil ay nagbabalicloob sa Dios;
20 cungdi sulatan nating sila na sila,i, lumayo sa manḡa
icahahaua sa manḡa anito, at sa paquiquiapid at sa *hayop* na
binigti, at sa dugo.
21 Sapagca,t, si Moisés buhat sa unang panahon, ay may-
roon sa baua,t, ciudad na nanḡanḡaral *tungcol* sa caniya, na
siya,i, binabasa sa manḡa sinagoga sa baua,t, sabado.
22 Nang magcagayo,i, minagaling nang manḡa apóstol at
nang manḡa matatanda sampuo nang boong Iglesia, na hu-
mirang sa canilang magcacasama, at sila,i, utusan sa Antio-
quía na casama si Pablo at si Bernabé: si Judas na tinatauag
na Barsabas, at si Silas, manḡa lalaquing guinoo sa manḡa
capatid;
23 at sumulat nḡ gayon sa pamamag-itan nila:—Ang ma-
nḡa apóstol at ang manḡa matatandang capatid; sa manḡa
capatid na nasa manḡa gentil, sa Antioquía, at sa Siria, at sa
Silicia, bumabati *cami:*
24 Sapagca,t, aming nabalitaan na ang ilang sa ami,i, lu-
mabas ay cayo,i, binagabag nang manḡa salita, at isinisinsay
ang inyong manḡa calulua na sa canila,i, hindi cami nag-utos
nḡ ano man;

25 minagaling namin, nḡ mapagcaisahan na, na humirang
nang manḡa lalaqui, at utusan sila sa inyo, sampuo nang
aming manḡa minamahal na si Bernabé at si Pablo,
26 manḡa tauong isinapanḡanib ang canilang manḡa buhay
alang-alang sa panḡalan nang ating Panḡinoong Jesu-Cristo.
27 Inutusan nḡà namin si Judas at si Silas, na manḡagsa-
saysay din naman sila sa inyo sa salita nḡ bagay ring ito:
28 Sapagca,t, minagaling nang Espíritu Santo at namin,
na huag cayong atanḡan nang lalong malaquing pasan, mali-
ban na sa manḡa bagay na ito na quinacailanḡan:
29 Na cayo ay lumayo sa manḡa bagay na inihayin sa
manḡa anito, at sa dugo, at sa manḡa *hayop* na binigti, at sa
paquiquiapid; sa manḡa bagay na ito, cung cayo,i, manḡag-
inḡat, ay icabubuti ninyo. Inḡatan cayo nang Dios.
30 Nang sila nḡà,i, mautusan na, ay nanḡagsilusong sa
Antioquía, at nang matipon na nila ang caramihan, ay cani-
lang ibinigay ang sulat.
31 At nang canilang mabasa na, ay pauang nanḡatua dahil
sa pagcaalio.
32 At inalio ni Judas at ni Silas na manḡa profeta rin
naman, sa maraming salita, ang manḡa capatid, at sila,i,
pinapagtibay.
33 At nang macatira *roong* ilang panahon, ay sila,i, paya-
pang itinunḡo nang manḡa capatid, *sa pagparoon* sa manḡa
nag-utos sa canila.
34 Datapua,t, minagaling ni Silas ang matira roon.
35 Datapua,t, nanḡatira si Pablo at si Bernabé sa Antioquía
na itinuturo at ipinanḡanḡaral ang salita nang Panḡinoon, na
casama naman nang ibang marami.

*Paghihiualay ni Pablo at ni Bernabé.*

36 At nang macaraan ang ilang arao, ay sinabi ni Pablo
cay Bernabé: Pagbalican natin nḡayon at dalauin ang manḡa
capatid sa lahat nang manḡa ciudad na ating pinagtanyagan
nḡ salita nang Panḡinoon, *at tingnan natin* cung ano ang
lagay nila.
37 At ibig ni Bernabé na canilang isama naman si Juan na
tinatauag na Márcos.

38 Datapua,t, hindi minamagaling ni Pablo na isama nila
ang humiualay sa canila mula sa Pamfilia, at hindi sumama
sa canila sa pagpapagod.
39 At nagcaroon nḡ malaquing pagtatalo, ano pa,t, sila,i,
naghiualay; at isinama ni Bernabé si Márcos; at lumayag na
*patunḡo* sa Chipre;
40 datapua,t, hinirang ni Pablo si Silas at yumao, na ipinag-
tagobilin nang manḡa capatid sa biyaya nang Panḡinoon.
41 At tinahac ang Siria at ang Cilicia na pinapagtitibay
ang manḡa Iglesia.
16 AT NAPAROON naman sa Derbe at sa Listra: at
narito, naroroon ang isang alagad na nagnḡanḡalang
Timoteo, anac nang isang judíang sumasampalataya, data-
pua,t, griego ang caniyang ama.
2 Ito,i, may mabuting catunayan nang manḡa capatid na
nasa Listra at nasa Iconio.
3 Inibig ni Pablo na sumama ito sa caniya; at caniyang
quinuha at tinuli dahil sa manḡa judío na nasa manḡa lugar
na yaon; sapagca,t, nalalaman nang lahat na griego ang
caniyang ama.
4 At sa canilang pagdaraan sa manḡa ciudad, ay ibinibigay
sa canila ang mḡa utos na itinalatag nang manḡa apóstol at
nang manḡa matatanda sa Jerusalem, upang canilang tuparin.
5 Caya nḡà, ang manḡa Iglesia,i, tumitibay sa pananam-
palataya, at nararagdagan ang dami arao arao.
6 At canilang tinahac ang lupain nḡ Frigia at nang Galacia,
nḡ pagbaualan nang Espíritu Santo na saysayin ang salita sa
Asia;
7 at nang sila,i, dumating sa tapat nang Misia, ay nanḡag-
acalang pumasoc sa Bithinia; at hindi sila tinulutan nang
Espíritu ni Jesús;
8 at pagcaraan nila sa Misia, ay nanḡagsilusong sa Troas.

*Ang panḡarap sa Troas.—Si Pablo,i, lumipat sa Macedonia at nanḡaral sa Filipos.—Si Lidia ang babayeng manghuhula; ang catiuala sa bilangoan sa Filípos.*

9 At napaquita ang isang panḡarap cay Pablo, pagcagabi:
May isang lalaquing taga Macedonia, na nacatayo at nama-

manhic sa caniya at sinasabi: Lumipat ca sa Macedonia, at
tulun̄gan mo cami.
10 At pagcaquita niya sa pan̄garap pagdaca,i, pinagsicapan
naming pumaroon sa Macedonia, na pinaghuhulo *naming*
cami,i, tinauag nang Dios upang sa canila,i, ipan̄garal ang
evangelio.
11 Pagtulac n̄gà sa Troas, ay tinumpa namin ang Samo-
tracia, at quinabucasa,i, ang Neápolis;
12 at mula doo,i, ang Filipos na ciudad nang Macedonia,
ang una sa lalauigan, lupang sacop *nang Roma.* At natira
caming ilang arao sa ciudad na yaon.
13 At n̄g arao nang sabado ay lumabas cami sa labas nang
pintuan sa tabi n̄g ilog, na doo,i, sinasapantaha naming may
mapapanalan̄ginan; at cami,i, naupo, at naquiquipagsalitaan
sa man̄ga babayeng nan̄gagsiparoon.
14 At isang babaye na nagn̄gan̄galang Lidia, taga ciudad
nang Tiatira, na nan̄gan̄galacal nang damit na purpura, na
sumasamba sa Dios, ay naquiquinig sa amin, at binucsan
nang Pan̄ginoon ang caniyang puso upang dinguin ang man̄ga
bagay na sinasabi ni Pablo.
15 At nang siya,i, mabinyagan na, at ang caniyang man̄ga
casambahay, ay namanhic sa amin, at sinabi: Cung inyong
inaacalang aco,i, tapat sa Pan̄ginoon, pumasoc cayo sa aquing
bahay, at tumira cayo *roon.* At cami,i, pinilit niya.
16 At nangyari na nang cami,i, pumaparoon sa panana-
lan̄ginan, ay sinalubong cami nang isang dalagang may
espíritu n̄g panghuhula, na nagdadala n̄g maraming paquin-
abang sa caniyang man̄ga pan̄ginoon, sa panghuhula.
17 Sumusunod ito cay Pablo at sa amin, at nagsisisigao na
sinasabi: Man̄ga alipin nang mataas na Dios ang man̄ga
tauong ito, na nagtatanyag sa inyo n̄g daan nang pag-
caligtas.
18 At mahabang arao na guinagaua niya ito; datapua,t
palibhasa,i, minasamang totoo ni Pablo, ay lumin̄gon at sinabi
sa espíritu: Ipinag-uutos co sa iyo, sa pan̄galan ni Jesu-Cristo,
na lumabas ca sa caniya. At sa oras ding yao,i, umalis.
19 Datapua,t, nang maquita nang caniyang man̄ga pan̄gi-
noon na umalis ang inaasahan nang canilang capaquina-

bangan, ay hinuli nila si Pablo at si Silas, at canilang quina-
ladcad sa plaza, sa harap nang manḡa puno;
20 at nḡ sila,i, maiharap sa manḡa hucom ay sinabi: Ang
manḡa lalaquing ito, na manḡa judío, ay guinugulong totoo
ang ating ciudad,
21 at nanḡagtuturo nang manḡa caugaliang hindi matuid
na tangapin, ó gauin, naming manḡa taga Roma.
22 At nagsitindig ang caramihan laban sa canila: at pinunit
nang manḡa hucom ang canilang manḡa damit, at ipinapalo
sila nang manḡa tungcod.
23 At nang sila,i, mapalo nang marami, ay sila,i, ipinasoc
sa bilangoan, at ipinagbilin sa catiuala na sila,i, inḡatang
totoo:
24 na nḡ tangapin nito ang gayong bilin, ay ipinasoc sila
sa caloobblooban nang bilangoan; at hinigpit ang canilang
manḡa paa sa panḡao.
25 Datapua,t, nang may hating gabi na si Pablo,t, si Silas
ay nananalanḡin at umaauit sa Dios, at sila,i, pinaquiquingan
nang manḡa bilango;
26 at caguinsaguinsa,i, lumindol nang malacas, ano pa,t,
nanḡagsiuga ang manḡa haligui nang bilangoan; at pagdaca,i,
nanḡabucsan ang lahat nang manḡa pintuan, at nacalag ang
manḡa gapos sa lahat.
27 At nang magbalicuas sa pagcatulog ang catiuala at
maquitang bucas ang manḡa pintuan nang bilangoan, ay
binunot ang caniyang tabac at talagang magpapacamatay,
palibhasa,i, ang isip niya,i, tumacas ang manḡa bilango.
28 Datapua,t, sumigao si Pablo nang malacas na voces, at
sinabi: Huag mong sactan ang iyong sarili, sapagca,t, narito
caming lahat.
29 Huminḡi siya nang manḡa ilao, at tumacbo sa loob, at
nanḡinḡinig sa tacot, at nagpatirapa sa harapan ni Pablo at
ni Silas,
30 at sila,i, inilabas, at sinabi: Manḡa guinoo ¿ano ang
quinacailanḡan cong gauin upang aco,i, mailigtas?
31 At canilang sinabi: Manampalataya ca sa Panḡinoong
Jesús, at maliligtas ca, icao, at ang iyong bahay.

32 At sa caniya,i, canilang sinaysay ang salita nang
Panḡinoon, at sa lahat nang manḡa sumasacaniyang bahay.
33 At sila,i, caniyang quinuha nang oras ding yaon nang
gabi, at hinugasan ang canilang manḡa latay; at pagdaca,i,
siya,i, bininyagan at ang lahat niyang manḡa casambahay.
34 At sila,i, caniyang dinala sa itaas nang caniyang bahay,
at hinayinan sila: at nagalac na mainam siya sampuo nang
boong caniyang bahay na sumampalataya sa Dios.
35 Datapua,t, nang arao na ay nag-utos ang manḡa hucom
sa manḡa alguacil, at sinabi: Pabayaan mong umalis ang
manḡa tauong yaon.
36 At ipinagbigay alam nang catiuala ang manḡa sabing
ito cay Pablo, *at sinabi:* Ipinag-utos nang manḡa hucom na
cayo,i, paualan: nḡayon nḡà, umalis cayo, at yumao cayong
payapa.
37 Datapua,t, sinabi sa canila ni Pablo: Pinalo nila sa
hayag cami, na hindi pinaghatulan, *baga ma,t, cami,i,* manḡa
taga Roma, at cami,i, ibinilango; ¿at nḡayo,i, lihim na
cami,i, pinauaualan? Tunay na hindi *mangyayari,* cungdi
sila rin ang pumarito at cami,i, palabasin.
38 At sinabi nang manḡa alguacil ang manḡa salitang ito sa
manḡa hucom: at ito,i, nanḡatacot nang marinḡig na sila,i,
manḡa taga Roma;
39 at nanḡagsiparoon at sila,i, pinamanhican, at nḡ sila,i,
macuha ay ipinamanhic sa canila na manḡagsilabas sa
ciudad.
40 At sila,i, nanḡagsilabas sa bilangoan, at pumasoc sa
*bahay ni* Lidia, at nang maquita nila ang manḡa capatid, ay
canilang inalio, at sila,i, umalis.

### *Si Pablo sa Tesalónica at sa Berea.*

17 AT PAGCARAAN nila sa Amfipolis at sa Apolonia, ay
nanḡagsirating sila sa Tesalónica, na quinalalagyan nang
isang sinagoga nang manḡa judío:
2 at si Pablo, ayon sa ugali niya ay pumasoc doon, at sa
tatlong sabado,i, nanḡatuiran sa canila ayon sa manḡa
Casulatan,

3 na binubucsan at sinasaysay na quinacailangang si Cristo,i,
maghirap at muling magbangon sa manga patay; at itong si
Jesús (*ang sabi niya*), na aquing ibinabalita sa inyo, ay
siyang Cristo.
4 At nahicayat ang ilan sa canila, at naquicampi cay
Pablo at cay Silas, at *gayon din* ang lubhang maraming
manga banal na griego, at hindi cacaunting manga babayeng
guinoo.
5 Datapua,t, ang manga judío, sa udyoc nang inguit ay
nangagsama nang ilang manga tauong masasama sa manga
ualang gaua, at nagtipon nang caramihang tauo, at canilang
guinulo ang ciudad, at linusob ang bahay ni Jasón, at pinag-
sisicapan nilang sila,i, iharap sa bayan.
6 At nang hindi sila masumpungan, ay canilang quinaladcad
si Jasón at ang ilang manga capatid, sa harap nang manga
puno nang ciudad, at nangagsisisigao: Itong manga nangu-
gulo sa sanglibutan, ay nangagsiparito rin naman;
7 at tinangap sila ni Jasón, at ang lahat nang ito,i, guma-
gaua laban sa manga utos nang César, sa sinasabi na may
ibang hari, si Jesús.
8 At canilang guinulo ang caramihan at ang manga puno
sa ciudad pagcaringig nang manga bagay na ito.
9 At nang matangap na nila ang patinga cay Jasón at sa
manga iba, ay sila,i, pinaualan.
10 At pagdaca,i, pinaparoon pagcagabi ng manga capatid si
Pablo at si Silas, sa Berea, na nang sila,i, dumating doon ay
nangagsipasoc sa sinagoga nang manga judío.
11 At mababait ito cay sa manga taga Tesalónica, sapagca,t,
tinangap nila ang aral nang boong pagsisicap, at canilang
pinagsisiyasat sa arao arao ang manga Casulatan cung gayon
ngà ang manga bagay na ito.
12 Caya ngà marami sa canila,i, ang sumampalataya; sa
manga babayeng griego namang manga anac-mahal, at hindi
cacaunting manga lalaqui.
13 Datapua,t, nang maunaua nang manga judiong taga
Tesalónica, na sa Berea naman ay itinanyag ni Pablo ang
salita nang Dios, ay nangagsiparoon naman at guinulo at
binagabag ang caramihan.

14 At nang magcagayo,i, pagdaca,i, pinaalis nang manga
capatid si Pablo, upang tumungo hangang sa dagat, at natira
pa roon si Silas at si Timoteo.
15 Datapua,t, ang manga naghahatid cay Pablo ay dinala
siya hangang sa Atenas; at nang matangap na ang pautos
cay Sílas at cay Timoteo, na totoong magmadali silang
pumaroon sa caniya, ay nangagsialis.

*Si Pablo sa Atenas; ang caniyang sinalita sa Areópago.**

16 At samantalang sila,i, hinihintay ni Pablo sa Atenas, ay
napoot ang caniyang espíritu sa caniyang sarili, sa pagcamasid
niya sa ciudad na puno ng mga anito.
17 Nangangatuiran ngà siya sa sinagoga sa manga judío at
sa manga tauong banal, at sa arao-arao sa plaza sa manga
pumaparoon sa caniya.
18 At ilan namang manga filósofo sa manga epicúreo at sa
manga estóico, ay naquiquipagtalo sa caniya; at sinasabi
nang manga iba: ¿Anong ibig sabihin nang mapagsalinga-
tang ito? At ang manga iba: Anaqui,i, tagapagbalita nang
manga ibang dios, sapagca,t, ipinangangaral niya si Jesús at
ang pagcabuhay na mag-uli.
19 At siya,i, tinangnan, at siya,i, dinala nila sa Areópago,
at sinabi: ¿Mangyayari bagang maalaman namin cung ano
itong bagong aral na sinasalita mo?
20 Sapagca,t, ipinapasoc mo sa aming manga tainga ang
manga bagong bagay: ibig ngà naming maalaman cung ano
ang cahulugan nito.
21 (Sapagca,t, ang lahat nang manga taga Atenas at ang
manga taga ibang bayang doo,i, nananahan, ay ualang ibang
pinangangasiuaan cungdi ang magsalita ó ang maquinig sa
bagay na bago).
22 At tumindig si Pablo sa guitna nang Areopago, at sinabi:
Cayong mga lalaquing taga Atenas, sa lahat nang bagay ay
naquiquita cong cayo,i, mapamahiin ng caunti.
23 Sapagca,t, sa aquing pagdaraan, at sa pagmamasid nang
manga bagay na inyong sinasamba, ay nasumpungan co

* Ang cataastaasang catipunan nang una sa Atenas.

naman ang isang altar, na may sulat na ganito: SA DIOS NA
HINDI NAQUIQUILALA. Yaon ngaug inyong sinasamba na
hindi ninyo naquiquilala, ito ang sa inyo,i, sinasaysay co.
24 Ang Dios na gumaua nang sanglibutan at nang lahat
nang manḡa bagay na naroroon, ito palibhasa,i, Panḡinoon
nang lanḡit at nang lupa, ay hindi tumatahan sa manḡa
templong guinaua nang manḡa camay,
25 at hindi rin pinaglilingcuran nang manḡa camay nang
manḡa tauo, na tila baga siya,i, nagcacailanḡan nang ano
mang bagay, palibhasa,i, siya rin ang nagbibigay sa lahat
nang buhay at nang hininḡa, at nang lahat nang manḡa
bagay;
26 at mula sa isa guinaua niya ang lahat nḡ nacíon nang
manḡa tauo upang manḡagsipanahan sa boong balat nang
lupa, na itinaning ang canilang talagang capanahonan, at
ang manḡa hanganan nang tahanan nila;
27 upang canilang hanapin ang Dios cung sacali,t, mahihi-
cap nila siya, at siya,i, masumpunḡan, baga man hindi siya
malayo sa baua,t, isa sa atin:
28 sapagca,t, sa caniya,i, tayo,i, nabubuhay, at cumiquilos,
at nasa caniya ang ating pagcatauo, na gaya naman nang
sinabi nang ilan sa inyong sariling manḡa manunula: sapag-
ca,t, tayo nama,i, sa caniyang lahi.
29 Yayamang tayo nḡa,i, lahi nang Dios, ay hindi marapat
na ating isiping ang pagca Dios ay catulad nang guinto ó
nang pilac, ó nang bato, na guinauang *larauan* nang caru-
nunḡan at catalinoan nang tauo.
30 Ang manḡa panahon nang cahanḡalan, ay pinalipas nḡ
Dios; datapua,t, nḡayo,i, ipinag-uutos niya sa manḡa tauo na
manḡagsisi silang lahat sa lahat nang lugar;
31 sapagca,t, siya,i, nagtacda nang isang arao, na caniyang
ipaghuhucom sa sanglibutan ayon sa catuiran, sa pamamag-
itan nang lalaquing caniyang itinaning, na ito,i, pinatunayan
sa lahat, nḡ *si Jesús* ay ibanḡon niya sa manḡa patay.
32 At nang canilang marinḡig ang tungcol sa pagcabuhay
na mag-uli nang manḡa patay, ay tinuya *siya* nḡ iba: data-
pua,t, sinasabi nang manḡa iba: Paquiquingan ca naming
muli tungcol dito.

33 Sa gayo,i, umalis si Pablo sa guitna nila.
34 Datapua,t, cumampi sa caniya,t, sumampalataya ang
ilan; at sa canila,i, isa si Dionisio na Areopaguita, at isang
babayeng nagngangalang Dámaris, at manga iba pang casama
nila.

*Si Pablo sa Corinto, pagcatapos ay sa Éfeso; ang caniyang pagbabalic sa Jerusalem.*

18 PAGCATAPOS NANG manga bagay na ito,i, umalis
siya sa Atenas at napasa Corinto.
2 At caniyang nasumpungan ang isang judío na ang ngala,i,
Aquíla, tubo sa Ponto, na hindi pa nalalaong nangagaling sa
Italia, na casama si Priscila na caniyang asaua (sapagca,t,
ipinag-utos ni Claudio na ang lahat nang manga judío,i,
mangagsialis sa Roma), at siya,i, lumapit sa canila;
3 at sapagca,t, ang hanapbuhay nila,i, gaya rin nang caniya,
ay naquipanuluyan sa canila, at sila,i, gumagaua; sapagca,t,
ang hanapbuhay nila,i, mangagaua nang dampang-buhat-
buhat.
4 At siya,i, nangangatuiran tuing sabado sa sinagoga, at
hinihicayat ang manga judío,t, ang manga griego.
5 Datapua,t, nang lumusong na galing sa Macedonia si Silas
at si Timoteo, si Pablo, ay napilitan sa pamamag-itan ng
salita, at sinasacsihan sa manga judío, na si Jesús ay siyang
Cristo.
6 At ng sila,i, tumututol at nagtutungayao, ipinagpag *ni
Pablo* ang caniyang manga damit at sa canila,i, sinabi:
Mahulog ang inyong dugo sa inyong sariling mga ulo; aco,i,
malinis; buhat ngayo,i, paparoon aco sa manga gentil.
7 At siya,i, umalis doon at pumasoc sa bahay nang isang
nagngangalang Tito Justo, isang sumasamba sa Dios, at ang
bahay niya,i, nasa siping nang sinagoga.
8 At si Crispo, na puno nang sinagoga, ay nanampalataya
sa Panginoon, sampuo nang lahat nang casambahay niya; at
marami sa manga taga Corinto ang sa paquiquinig ay suma-
sampalataya at pauang bininyagan.
9 At sinabi nang Panginoon cay Pablo nang gabi sa

pañgarap: Huag cang matacot, cungdi magsalita ca, at huag
cang tumahimic;
10 sapagca,t, aco,i, sumasaiyo, at sino ma,i, hindi ca mada-
daluhong upang icao,i, sactan, sapagca,t, macapal ang aquing
bayan sa ciudad na ito.
11 At siya,i, natira *roong* isang taon at anim na buan, na
itunuturo sa canila ang salita nang Dios.
12 Datapua,t, nang si Galión ay procónsul nang Acaya,
nañgagcaisa ang mañga judío na pag-usiguin si Pablo, at siya,i,
dinala sa harap nang hucuman,
13 at sinabi: Hinihicayat nito ang mañga tauo na mañgag-
sisamba sa Dios laban sa cautusan.
14 Datapua,t, nang bubucsan na ni Pablo ang bibig, ay
sinabi ni Galión sa mañga judío: Cung ito,i, tunay na ano
mang gauang laban sa catuiran, ó isang mabigat na casalanan,
oh mañga judío, catuirang tiisin co cayo:
15 datapua,t, cung may mañga pagtatalo tungcol sa mg̃a
salita at mañga pañgalan at sa inyong sariling cautusan,
cayo na ang bahala sa inyo; aayao acong maguing hucom sa
mañga bagay na ito,
16 At sila,i, pinalayas niya sa hucuman.
17 At hinauacan nang lahat si Sóstenes, punô nang sinagoga,
at siya,i, hinahampas nila sa harap nang hucuman. At hindi
man lamang iniino ni Galión ang bagay na ito.
18 At pagcatapos na tumiguil pa roon si Pablong mahabang
arao, ay nagpaalam sa mañga capatid, at buhat doo,i, lumayag
*na patuñgo* sa Siria, na casama niya si Priscila at si Aquila;
na inahit niya ang caniyang buhoc sa Cenchrea, sapagca,t,
siya,i, may panata.
19 At sila,i, dumating sa Éfeso at sila,i, iniuan niya doon;
datapua,t, pumasoc siya sa sinagoga, at nañgatuiran sa mañga
judío;
20 at nang sa caniya,i, ipamanhic nila, na siya,i, matirang
ilang panahon, ay hindi siya pumayag,
21 cungdi nagpaalam sa canila, at sinabi: Babalic uli aco
sa inyo, cung loob nang Dios, at siya,i, tumulac buhat sa
Éfeso.

22 At paglunsad niya sa Cesarea, ay umahon at bumati sa
Iglesia, at nanaog sa Antioquía.
23 At nang macatiguil na siya *roong* sandaling panahon, ay
umalis at linacad na sunodsunod ang lalauigan nang Galacia,
at nang Frigia, na pinapagtitibay ang lahat nang mang̃a
alagad.

*Si Apolos sa Éfeso at sa Corinto.*

24 At dumating sa Éfeso ang isang judío na nagng̃ang̃alang
Apolos, tubo sa Alejandría, tauong marunong at macapang-
yarihan *sa pagsasaysay* nang mang̃a Casulatan.
25 Ang tauong ito,i, tinuruan sa daan nang Pang̃inoon, at
palibhasa,i, may maalab na espíritu, ay sinasalita niya at
itinuturo na may ing̃at ang mang̃a bagay na ucol cay Jesús,
*ng̃uni,t*, ang pagbibinyag lamang ni Juan ang caniyang nala-
laman.
26 At siya,i, nagpasimulang nagsalita na may tapang sa
sinagoga; datapua,t, nang siya,i, maring̃ig ni Priscila at ni
Aquila, ay siya,i, canilang isinama, at isinasaysay na lalong
maiing̃at sa caniya ang daan nang Dios.
27 At ng̃ ibig niyang lumipat sa Acaya, ay pinalacas ang
caniyang loob nang mang̃a capatid, at sila,i, sumulat sa mang̃a
alagad na siya,i, canilang tangapin. At nang siya,i, dumating
*doon*, ay lubos na tumulong siya sa mg̃a sa pamamag-itan ng̃
biyaya ay nang̃agsisampalataya,
28 sapagca,t, hayag na tinalo niya na may capangyarihan
ang mang̃a judío, na ipinaliliuanag sa pamamagitan nang
mang̃a Casulatan, na si Jesús ay Cristo.

*Icatlong paglalacbay sa pang̃ang̃aral ni Pablo.—Sinaysay ang Evangelio sa Éfeso.—Caguluhang nangyari sa udyoc ni Demetrio.*

19 AT NANGYARI na samantalang si Apolos ay nasa
Corinto, si Pablo, nang matahac na niya ang mang̃a
lupaing matataas, ay napasa Éfeso, at nasumpung̃an ang ilang
mang̃a alagad,
2 at sa canila,i, sinabi niya: ¿Tinangap baga ninyo ang
Espíritu Santo nang cayo,i, manampalataya? At sinabi niya:

Hindi, hindi man lamang nariñgig naming may Espíritu
Santo.
3 At sinabi niya: ¿Cung gayo,i, sa ano cayo bininyagan?
At sinabi nila: Sa binyag ni Juan.
4 At sinabi ni Pablo: Nagbinyag si Juan nang binyag
nang pagsisisi, na sinabi sa bayan na sila,i, sumampalataya sa
darating sa hulihan niya, sa macatuid baga,i, cay Jesús.
5 At nang canilang mariñgig ito, ay sila,i, napabinyag sa
pañgalan nang Pañginoon Jesús.
6 At nang maipatong na ni Pablo sa canila ang caniyang
mañga camay, ay nanaog sa canila ang Espíritu Santo, at
sila,i, nagsasalita nang *iba,t, ibang* uica at nanghuhula.
7 At silang lahat ay may mañga labingdalauang tauo.
8 At siya,i, pumapasoc sa sinagoga at nagsasalita na may
tapang sa loob nḡ tatlong buan, na nañgañgatuiran at nang-
hihicayat sa mañga bagay na nauucol sa caharian nang Dios.
9 Datapua,t, sapagca,t, may ilang nañgagmamatigas at
suail na pinagsasalitan nḡ masama ang Daan sa harapan
nang caramihan, ay siya,i, umalis sa canila, at inihiualay ang
mañga alagad, at nañgañgatuiran arao-arao sa escuela ni
Tyranno.
10 At ito,i, tumagal sa loob nang dalauang taon, ano pa,t,
ang lahat nang mañga nananahan sa Asia, mañga judío, at
gayon din ang mañga griego, ay nacariñgig nḡ aral nang
Pañginoon.
11 At gumagaua ang Dios nang mañga tañging himala sa
pamamag-itan nang mañga camay ni Pablo:
12 ano pa,t, ang mañga panyo ó mañga tapi *na naparaiti*
sa caniyang cataua,i, dinadala sa mañga may saquít, at umalis
sa canila ang mḡa saquít, at nañgagsisialis *sa canila* ang
mañga masasamang espíritu.
13 Datapua,t, ilan sa mañga judió na naggagala* na nagpa-
palayas nḡ demonio ay nañgahas na tauaguin ang pañgalan
nang Pañginoong Jesús sa mañga may masasamang espíritu,
na sinabi: Ipinag-uutos co sa inyo sa pamamag-itan ni Jesús,
niyaong ipinañgañgaral ni Pablo.

* **Exorcista.**

14 At may mang̃a gumagaua nito na pitong anac na lalaqui
nang isang judío, ni Sceva isang puno ng̃ mang̃a sacerdote.
15 At sinagot sila nang masamang espíritu, at sinabi:
Naquiquilala co si Jesús, at naquiquilala co si Pablo; data-
pua,t, ¿cayo baga,i, sino-sino?
16 At ang tauo na quinaroroonan nang masamang espíritu
ay lumucso sa canila, at sila,i, caniyang sinupil at naraig sila,
ano pa,t, nang̃agsitacas sila sa bahay na yaong hubad at may
mang̃a sugat.
17 At nahayag ito, sa lahat, sa mang̃a judio at gayon din
sa mang̃a griego, na nananahan sa Éfeso; at dinatnan silang
lahat ng̃ tacot, at pinauunlacan ang pang̃alan nang Pang̃i-
noong Jesús.
18 Marami naman sa mang̃a sumampalataya, ang nagsidat-
ing, na sinasaysay, at ipinahahayag ang canilang mang̃a
gaua.
19 At hindi cacaunti roon sa mang̃a gumamit nang mang̃a
pangagauay ay tinipon ang canilang mang̃a libro, at sinunog
sa harap nang lahat; at binilang ang halaga nang mang̃a
*librong yaon* at naquitang may limampuong libong salaping
pilac.
20 Sa gayo,i, lumalaganap na totoo at nagtatagumpay ang
salita nang Pang̃inoon.
21 At pagcatapos ng̃ mang̃a bagay na ito, inacala ni Pablo
sa espíritu na pumaroon sa Jerusalem, pagcatapos na matahac
niya ang Macedonia at ang Acaya, at sinabi: Pagcatapos na
aco,i, macaparoon, ay quinacailang̃ang maquita co naman
ang Roma.
22 At nang mautusan na niya sa Macedonia ang dalaua sa
mang̃a naglilingcod sa caniya, si Timoteo at si Erasto, siya,i,
natirang ilang panahon sa Asia.
23 At nang panahong yao,i, may nangyaring hindi mumun-
ting caguluhan tungcol sa Daan.
24 Sapagca,t, ang isang tauo na nagng̃ang̃alang Demetrio,
panday pilac, na gumagaua nang maliliit na simbahang pilac
ni Diana, ay nagbibigay nang hindi cacaunting calacal sa
mang̃a panday;

25 sila,i, caniyang tinipon sampuo nang manga mangagaua
sa manga gayong gaua, at sinabi: Manga guinoo, talastas
ninyo na sa hanap-buhay na ito,i, yumayaman tayo;
26 at naquiquita ninyo at naririnḡig na hindi lamang
sa Éfeso cungdi halos sa boong Asia ay naaquit nḡ Pablong
ito, at inihiualay ang maraming tauo, at sinasabi, na hindi rao
manḡa dios ang manḡa guinagaua nang manḡa camay:
27 at hindi lamang may panḡanib na maualang catuturan
ang hanap-buhay natin, cungdi naman mauaualang halaga
ang templo nang daquilang diosa Diana, at hangang sa
malugso ang cadaquilaan niyaong sinasamba nang boong Asia
at nang sanglibutan.
28 At nang marinḡig nila ito,i, nanḡapuno sila nang galit,
at nanḡagsigauan, na sinabi: ¡Daquíla ang Diana nang manḡa
taga Éfeso!
29 At napuno nang caguluhan ang ciudad, at sila,i, nanḡag-
caisang linusob ang teatro, na sinungaban si Gayo at si
Aristarco, manḡa taga Macedonia, manḡa casama sa paglalac-
bay ni Pablo.
30 At nḡ ibig ni Pablong pumasoc sa *quinaroroonan nḡ*
bayan, ay hindi siya tinulutan nang manḡa alagad.
31 At ang ilan din naman sa manḡa puno sa Asia, na
caniyang manḡa caibigan, ay nanḡagpautos sa caniya, at
siya,i, pinaquiusapang huag siyang pumaroon sa teatro.
32 Ang iba nḡa,i, sumisigao nang isang bagay, at ang iba,i,
iba: sapagca,t, ang pulong ay nasa caguluhan; at ang
caramiha,i, hindi nalalaman cung baquit sila,i, nagcatipon.
33 At canilang dinala si Alejandro sa caramihan, na siya,i,
itinutulac nang manḡa judío. At iquinauay ang camay ni
Alejandro, at ibig manḡatuiran sa bayan.
34 Datapua,t, nang maalaman nilang siya,i, judío, ang lahat
ay nanḡagcaisang nagsigauan sa loob nang halos may
dalauang oras: Daquila ang Diana nang manḡa taga Éfeso.
35 At nang mapayapa na nang secretario ang caramihan, ay
sinabi: Manḡa taga Éfeso, ¿sino baga sa manḡa tauo ang hindi
nacacaalam na ang ciudad nang manḡa taga Éfeso ay taga
pag-inḡat nang templo nang daquilang Diana, at nang *lara-
uang* nahulog mula cay Júpiter?

36 Yayamang hindi ngà maitatangui ang manĝa bagay na
ito, ay dapat cayong tumahimic at huag gumaua nang ano
mang hindi pinaglilining.
37 Sapagca,t, dinala ninyo *rito* ang manĝa tauong ito, na
hindi manĝa manloloob sa manĝa templo, at hindi lumalait
sa ating diosa.
38 Cung si Demetrio ngà at ang manĝa panday na casama
niya, ay mayroong ano mang sumbong laban sa canino man,
ay bucas ang manĝa hucuman, at may manĝa proconsul;
manĝagsumbunĝan ang isa,t, isa.
39 Datapua,t, cung may pinag-uusig cayo na ano pa mang
ibang bagay, ay mahahatulan sa marapat na pulong.
40 Sapagca,t, totoong nanĝanĝanib tayo na isumbong
tungcol sa pagcacagulo sa arao na ito, nang ualang ano man
cadahilanan, at tungcol dito ay hindi tayo macapagbibigay
sulit tungcol sa pagcacatipong ito.
41 At nang siya,i, macapagsalitang gayon ay pinaalis niya
ang capulunĝan.

*Muling dinalao ni Pablo ang Macedonia at ang Grecia; pagcatapos ay napasa Asia.*

20 AT PAGCATAPOS na tumiguil ang caguluhan, nĝ
maipatauag na ni Pablo ang manĝa alagad, at sila,i,
mapanĝaralan na, ay nagpaalam sa canila, at umalis upang
pumaroon sa Macedonia.
2 At nang malibot na niya ang manĝa lupaing yaon, at
mabigyan na sila nĝ maraming aral, ay siya,i, napasa Grecia.
3 At nang matapos na siyang macatira *roong* tatlong
buan, at mapabacayan siya nang manĝa judío, nang siya,i,
lalayag na sa Siria ay minagaling niya ang bumalic *na
magdaan sa* dacong Macedonia.
4 At siya,i, sinamahan hangang sa Asia ni Sopatro, na taga
Berea, *anac* ni Pirro; at ni Aristarco, at ni Segundo, na mĝa
taga Tesalonica; at ni Gayo na taga Derbe, at ni Timoteo;
at nĝ manĝa taga Asia na si Tiquico at si Trófimo.
5 Datapua,t, nanĝauna ang mĝa ito, at nanĝagbantay sa
amin, sa Troas.

6 At cami,i, tumulac sa Filipos pagcaraan nang manḡa
caaraoan nang manḡa tinapay na ualang levadura, at dumat-
ing cami sa canila sa Troas sa *loob nḡ* limang arao, at doo,i,
tumiguil caming pitong arao.
7 At nang unang arao nang sanglingo, nang cami,i, nag-
cacapisan upang hatiin ang tinapay, si Pablo, na aalis sa
quinabucasan, ay sila,i, inaaralan, at tumagal ang caniyang
pananalita hangang sa hating gabi.
8 At may maraming manḡa ilao sa itaas nang cabahayang
pinagcacatipunan namin.
9 At isang binata na tinatauag na Eútiko, ay nauupo sa
durunḡauan, na siya,i, mahimbing na nacatulog, at saman-
talang si Pablo,i, nagsasalaysay nang mahaba, dala nang
pagtutuca ay nahulog buhat sa icatlong patong *nang bahay*
at siya,i, binuhat na patay.
10 At nanaog si Pablo, at dumapa sa ibabao niya, at siya,i,
niyacap, at sinabi: Huag cayong magcagulo, sapagca,t,
sumasacaniya ang caniyang buhay.
11 At nang siya,i, macapanhic na at mahati na ang tinapay,
at macacain na, at macapagsalita sa canila nang mahaba,
hangang sa sumicat ang arao, siya,i, umalis.
12 At canilang dinalang buhay ang binata, at hindi cacaunti
ang canilang pagcaalio.
13 Datapua,t, nauna cami sa daong, at tumulac cami sa
Assón, at doon namin inaacalang ilululan si Pablo; sapag-
ca,t, gayon ang caniyang ipinasiya at siya,i, may acalang
maglacad.
14 At nang salubonḡin niya cami sa Assón, siya,i, ilinulan
namin, at naparoon cami sa Mitilene.
15 At pagtulac namin doon, ay dumating cami quinabucasan
sa tapat nang Chío, at nang sumunod na arao ay dumoong
cami sa Samo: at nang macapagpahinḡa na cami sa Trogilio,
dumating cami quinabucasan sa Mileto.
16 Sapagca,t, ipinasiya ni Pablo na lagpasan ang Éfeso,
upang huag na siyang mabalam sa Asia; sapagca,t, siya,i,
nagdadalidali upang mapasa Jerusalem sa arao nang Pente-
costés, sacali,t, mangyayari sa caniya.

*Pananalita ni Pablo sa manga matatanda sa Éfeso.*

17 At mula sa Mileto ay nagpautos siya sa Éfeso, at tinauag
ang manga matatanda sa Iglesia.
18 At nang sila,i, mangagsirating sa caniya, ay sa canila,i,
sinabi niya: Nalalaman ninyo buhat sa unang arao na aco,i,
tumuntong sa Asia, cung paanong anyo ang aquing inasal sa
boong panahong aco,i, nacasama ninyo;
19 na aco,i, naglilingcod sa Panginoon nang boong pagpapa-
cumbaba nang isip, at caacbay ang manga luha, at ang manga
pagpapacahirap na dumarating sa aquin dahil sa manga
pagbabacay nang manga judío:
20 na ang ano mang bagay na inyong paquiquinabangan ay
hindi co iquinait na sa inyo,i, isaysay, at hayag na itinuturo
sa inyo, at sa manga bahaybahay:
21 na sinasacsihan co sa manga judio at sa manga griego
naman, ang pagbabalicloob sa Dios, at ang pananampalataya
sa ating Panginoong Jesu-Cristo.
22 At ngayon, narito, aco na napipilitan sa espíritu, ay
pasasa Jerusalem, na hindi co nalalaman ang manga bagay
na doo,i, mangyayari sa aquin;
23 maliban na pinatototohanan sa aquin nang Espíritu Santo
sa lahat nang manga ciudad, na sinasabi aco,i, hinihintay
nang manga tanicala at nang manga capighatian.
24 Datapua,t, hindi co minamahal ang aquing buhay na
parang *bagay* na sa aqui,i, mahalaga; maganap co lamang
ang aquing catungculan, at ang pamamahalang tinangap co
sa Panginoong Jesús, upang magpatotoo nang evangelio nang
biyaya nang Dios.
25 At ngayon, narito, nalalaman co, na cayong lahat na
aquing linibot na pinangarlan nang caharian *nang Dios*, ay
hindi na ninyo muling maquiquita ang aquing muc-ha.
26 Caya ngà, pinatototohanan co sa inyo sa arao na ito, na
aco,i, malinis sa dugo nang lahat.
27 Sapagca,t, hindi aco nagcait nang pagsasaysay sa inyo
nang boong capasiyahan nang Dios.
28 Ingatan ninyo ang inyong sarili, at ang lahat na cauan,
na sa canila,i, guinaua cayo nang Espíritu Santo na taga

pag-ingat upang pacanin ninyo ang Iglesia nang Dios, na
caniyang binili nang caniyang sariling dugo.
29 Talastas co na pagcaalis co ay mangagsisipasoc sa inyo
ang manga ganid na lobo, na hindi mangagpapatauad sa
cauan;
30 at mangagsisilitao sa manga casamahan din ninyo ang
manga tauong mangagsasalita nang manga bagay na masa-
sama, upang ihiualay ang manga alagad na *sumunod* sa canila.
31 Caya ngà cayo,i, magpacapuyat, na alalahaning sa loob
nang tatlong taon ay hindi aco naglicat sa gabi at arao nang
pangangaral sa baua,t, isa na caacbay ang luha.
32 At ngayo,i, ipinagtatagobilin co cayo sa Dios, at sa salita
nang caniyang biyaya, na macapagpapatibay *sa inyo*, at
macapagbibigay sa inyo ng mana sa casamahan nang lahat na
manga pinapaguing santo.
33 Hindi co hinangad ang pilac, ó ang guinto, ó ang pana-
namit nino man;
34 nalalaman rin ninyo, na ang mga camay na ito ay
nangaglingcod sa manga quinailangan co at sa aquing manga
casamahan.
35 Nagbigay halimbaua aco sa inyo sa lahat nang bagay,
na sa ganitong pagpapagal ay cayo,i, dapat sumaclolo sa
manga mahihina, at alalahanin ang manga uica nang Pangi-
noong Jesús na siya rin ang may sabi: Lalo pang capala-
ran ang magbigay, cay sa tumangap.
36 At nang masabi ng gayon, ay nanicluhod siya at nana-
langing casama silang lahat.
37 At nananagis nang di ano lamang ang lahat: at nang-
agsiyacap sa liig ni Pablo, at siya,i, hinagcan nila,
38 na iquinahahapis na lalo sa lahat ang uicang sinabi niya,
na hindi na nila maquiquitang muli ang caniyang muc-ha.
At canilang inihatid siya sa daong.

*Pagbabalic ni Pablo sa Jerusalem, ay hinuli siya sa templo.*

21 AT NANG mangyaring cami,i, tumulac, at nang maca-
hiualay na sa canila, tuloy-tuloy na tinumpa namin ang
Coos, at quinabucasa,i, ang Rhodas, at buhat doo,i, ang Pátara.

2 At nang cami ay macasumpong nang isang daong na
dumaraang patungo sa Fenicia ay lumulan cami at tumulac.
3 At nang matanao namin ang Chipre, at maiiuan namin
ito sa dacong caliua ay lumayag caming *patungo* sa Siria, at
dumoong cami sa Tiro, sapagca,t, ilulunsad doon nang daong
ang caniyang lulan.
4 At sapagca,t, nasundoan ang manga alagad, ay tumiguil
cami doong pitong arao; at sinasabi ng mga ito cay Pablo sa
pamamag-itan nang Espíritu na huag siyang tumungtong sa
Jerusalem.
5 At nang mangyari na maganap namin ang manga arao
na yaon, ay umalis cami at nagpatuloy sa aming paglalacbay;
na cami,i, sinamahan nang lahat sampuo nang manga
asaua,t, manga anac, hangang sa labas nang ciudad, at nani-
cluhod cami sa pampang, at nanalangin;
6 at nagpaalam sa isa,t, isa, at lumuan cami sa daong;
datapua,t, sila,i, nangagbalic sa bahay.
7 At nang aming matapos ang paglalayag, buhat sa Tiro
ay dumating cami sa Tolemaida, at cami ay bumati sa manga
capatid, at natira sa canilang isang arao.
8 At quinabucasan cami ay umalis at dumating sa Cesarea:
at pumasoc cami sa bahay ni Felipe na evangelista, na isa sa
pito, at cami,i, naquipanuluyan sa caniya.
9 At ito,i, may apat na anac na dalaga, na nagsisipanghula.
10 At sa pagtiguil namin doong mahabang arao, ay lumu-
song na galing sa Judea ang isang profeta na nagngangalang
Agabo.
11 At nang macalapit ito sa amin, quinuha ang pamigquis
ni Pablo, at guinapos ang caniyang sariling manga paa,t,
manga camay, at sinabi: Ganito ang sinasabi nang Espíritu
Santo: Ganitong gagapusin nang manga judío sa Jerusalem
ang lalaquing may-ari nang pamigquis na ito, at siya,i, canil-
ang ibibigay sa manga camay nang manga gentil.
12 At nang maringig namin ang manga bagay na ito, cami
at gayon din ang manga naroroon sa lugar na iyo,i, namanhic
sa caniya na huag umahon sa Jerusalem.
13 Nang magcagayo,i, sumagot si Pablo: ¿Anong guina-
gaua ninyo na tumatangis at dinudurog ang aquing puso?

sapagca,t, aco,i, nahahanda hindi lamang upang gapusin,
cungdi naman mamatay sa Jerusalem dahil sa panḡalan
nang Panḡinoong Jesús.
14 At nḡ hindi siya pahicayat, ay tumiguil cami na sinabi:
Mangyari ang calooban nang Panḡinoon.
15 At pagcatapos nang manḡa arao na ito, ay inihanda
namin ang aming mḡa daladalahan at umahon cami sa Jeru-
salem.
16 At sumama naman sa aming mula sa Cesarea *ang ilan*
sa manḡa alagad, at canilang isinama ang isang *nagnḡanḡa-
lang* Mnasón, taga Chipre, matanda nang alagad, na casama
niyang cami,i, manunuluyan.
17 At nang dumating cami sa Jerusalem, ay tinangap cami
nang manḡa capatid na may catuaan.
18 At quinabucasan ay pumasoc si Pablo na casama cami
upang *tingnan* si Santiago; at ang lahat nang manḡa mata-
tanda,i, naroroon.
19 At nang sila,i, mabati na niya, ay isa-isang sinaysay
niya sa canila ang manḡa bagay na guinaua nang Dios sa
manḡa gentil sa caniyang pamamahala.
20 At nang canilang marinḡig yaon, ay nanḡagpuri sa Dios,
at sa caniya,i, sinabi nila: Naquiquita mo na, capatid, cung
ilang libo-libo sa manḡa judío ang sumampalataya; at ang
lahat ay pauang masalicsic sa cautusan,
21 at sila,i, binalitaan tungcol sa iyo, na itinuturo mo sa
lahat nang manḡa judío na nasa manḡa gentil, na humiualay
cay Moisés, at sinabi mo sa canila na huag tuliin ang cani-
lang manḡa anac, at huag manḡagsilacad ayon sa manḡa
caugalian.
22 ¿Ano nḡà baga? Tunay na canilang mababalitaan na
naparito ca.
23 Gauin mo nḡà itong sinasabi namin sa iyo: Mayroon
caming apat na tauo na may panata;
24 isama mo sila, maquisama ca sa canilang maglinis, at
pagbayaran mo ang canilang magugugol upang sila,i, magpa-
ahit nang canilang mḡa ulo; at malalaman nang lahat na
ualang catotohanan ang manḡa bagay na canilang nabalitaan

tungcol sa iyo; cungdi icao naman ay mahusay na lumalacad
na tumutupad sa cautusan.
25 Ng̃uni,t, tungcol sa mang̃a gentil na sumampalataya,
cami,i, sumulat, na inihahatol na sila,i, lumayo sa mang̃a
inihayin sa mang̃a anito, at sa dugo, at sa *hayop na* binigti,
at sa paquiquiapid.
26 Nang magcagayo,i, isinama ni Pablo ang mang̃a tauo at
quinabucasan, ng̃ naglilinis siya na casama nila, ay pumasoc sa
templo at isinaysay ang catuparan nang mang̃a arao nang
paglilinis, hangang sa ihayin ang hayin patungcol sa baua,t,
isa sa canila.
27 At nang halos tapos na ang pitong arao, ang mang̃a
judío na taga Asia, nang siya,i, maquita nila sa templo, ay
canilang guinulo ang boong caramihan, at siya,i, canilang
dinaquip,
28 na nang̃agsigauan: Mang̃a lalaquing taga Israel tumulong
cayo: ito ang tauo na sa lahat nang lugar ay nagtuturo sa
lahat laban sa bayan, at sa cautusan, at sa lugar na ito; at
bucod pa sa rito,i, nagdala siya nang mang̃a griego naman sa
templo, at linapastang̃an itong santong lugar.
29 Sapagca,t, naquita muna nila na casama niya sa ciudad
si Trófimo, na taga Éfeso, at ito,i, ang isip nila,i, ipinasoc ni
Pablo sa templo.
30 At nagulo ang boong ciudad, at dumalo ang bayan; at
canilang dinaquip na si Pablo, at siya,i, quinacaladcad sa
labas nang templo; at pagdaca,i, sinarhan ang mang̃a pinto.
31 At samantalang pinagpipilitan nilang siya,i, patayin, ay
dumating ang balita sa coronel nang pulutong na ang boong
Jerusalem ay gulo;
32 at pagdaca,i, cumuha siya nang mang̃a sundalo at mang̃a
capitán, at sumagasa sa canila; at nang canilang maquita
ang coronel at ang mang̃a sundalo ay tumiguil ng̃ paghampas
cay Pablo.
33 Nang magcagayo,i, lumapit ang coronel at hinuli siya,
at siya,i, ipinagapos nang dalauang tanicala; at itinanong
cung sino siya, at cung anong guinaua niya.
34 At sa guitna nang caramiha,i, ang iba,i, sumisigao nang
isang bagay, at ang iba,i, iba: at ng̃ hindi niya maalaman

ang catotohanan dahil sa caguluhan, ay ipinadala siya sa
cuta.
35 At nang siya,i, dumating na sa manga baitang, ay nang-
yari na siya,i, binuhat nang manḡa sundalo; dahil sa dahas
nang caramihan;
36 sapagca,t, siya,i, sinusundan nang caramihan sa bayan
na sumisigao: ¡ Patayin!
37 At nang ipapasoc na si Pablo sa cuta, ay sinabi sa
coronel: ¿Mangyayari bagang magsabi aco sa iyo nang ano
man? At nagsabi *ang coronel:* ¿Marunong ca baga nang
griego?
38 ¿Hindi baga nḡà icao yaong taga Egipto na nang manḡa
nacaraang arao ay nanghicayat sa caguluhan, at sa ilang ay
namuno sa apat na libong tauong mamamatay tauo?
39 Datapua,t, sinabi ni Pablo: Aco,i, judío taga Tarso sa
Cilicia, taga ciudad na hindi cacaunti ang cahalagahan, at
ipinamamanhic co sa iyo na ipahintulot mo sa aquing mag-
salita sa bayan.
40 At nang siya,i, pahintulutan, tumayo si Pablo sa manḡa
baitang, ay iquinauay ang camay sa bayan; at nang tuma-
himic nḡ totoo, siya,i, nagsalita sa canila sa uicang hebreo, na
sinabi:

*Pagsasaysay ni Pablo sa pagsasangalang sa caniyang sarili sa harap nang bayan.*

22 MANḠA capatid at manḡa ama, paquingan ninyo ang
pagsasangalang na gagauin co sa inyo nḡayon.
2 At nang mariniḡig nilang sila,i, quinacausap sa uicang
hebreo, ay lalo nang tumahimic, at sinabi niya:
3 Aco,i, judío na ipinanḡanac sa Tarso nang Cilicia; data-
pua,t, nag-aral sa ciudad na ito sa manḡa paanan ni Gamaliel,
at tinuruan alinsunod sa lalong nasasang-ayon sa cautusan
nang ating manḡa magulang, na *aco,i,* masalicsic *tungcol* sa
Dios, na gaya ninyong lahat nḡayon.
4 At aquing pinag-usig ang Daang ito hangang sa cama-
tayan, na tinatalian at ipinapasoc sa manḡa bilangoan ang
manḡa lalaqui, gayon din ang mḡa babaye.

5 Gayon din naman ang daquilang sacerdote, at ang boong
catipunan nang manḡa matatanda ay sumasacsi sa aquin: sa
canila,i, tumangap naman aco nang manḡa sulat sa manḡa
capatid, at naglacbay aco sa Damasco, upang dalhin co na-
mang manḡa gapos sa Jerusalem ang manḡa naroroon, upang
sila,i, parusahan.
6 At nangyari na, samantalang aco,i, naglalacad, at malapit
na sa Damasco, nang may tanghaling tapat, caguinsaguinsa,i,
nagliuanag sa palibot co mula sa lanḡit ang isang malaquing
ilao.
7 At nasubasob aco sa lupa, at narinḡig co ang isang voces
na nagsabi sa aquin: Saulo, Saulo, ¿baquit mo aco pinag-
uusig?
8 At aco,i, sumagot: ¿Sino ca baga, Panḡinoon? At sinabi
sa aquin: Aco,i, si Jesús na taga Nazaret, na iyong pinag-
uusig.
9 At sa catotohana,i, naquita nang manḡa casamahan co
ang ilao; datapua,t, hindi nila narinḡig ang voces nang nag-
sasalita sa aquin.
10 At sinabi co: ¿Ano ang gagauin co, Panḡinoon? At
sinabi sa aquin nang Panḡinoon: Magtindig ca, at pumaroon
ca sa Damasco, at doo,i, sasabihin sa iyo ang lahat nang
bagay na itinanḡi na iyong gauin.
11 At sapagca,t, hindi aco nacaquita, dahil sa caningninḡan
nang ilao na yaon, inacay aco sa camay nang manḡa casama-
han co, at aco,i, napasa Damasco.
12 At isang *nagnḡanḡalang* Ananías, lalaquing banal ayon
sa cautusan, na pinatototohanang siya,i, mabait nang lahat
nang manḡa judíong doo,i, tumatahan,
13 lumapit sa aquin at tumayo sa aquing tabi, at sinabi sa
aquin: Capatid na Saulo, tangapin mo ang iyong paninḡin.
At sa oras ding yao,i, naquita co siya.
14 At sinabi niya; Ang Dios nang ating manḡa magulang
ay icao ang hinirang upang mapagquilala mo ang caniyang
calooban, at maquita mo ang Banál, at marinḡig mo ang
isang voces sa caniyang bibig.
15 Sapagca,t, maguiguing sacsi ca niya sa lahat nang manḡa
tauo nang manḡa bagay na iyong naquita at narinḡig.

16 At nḡayon, ¿baquit ca tumitiguil? Magtindig ca, at
icao,i, magbinyag at hugasan mo ang manḡa casalanan mo,
at tauaguin mo ang caniyang panḡalan.
17 At nangyari na, nang aco,i, magbalic sa Jerusalem, at
nang aco,i, nananalanḡin sa templo, ay lumipad ang aquing
diua,
18 at siya,i, naquita co na sinasabi sa aquin: Magmadali
ca, at umalis ca agad sa Jerusalem, sapagca,t, hindi nila
tatangapin sa iyo ang patotoo tungcol sa aquin.
19 At aquing sinabi: Panḡinoon, napagtatalastas nila na
aco ang nagbibilango at pumapalo sa baua,t, sinagoga sa
manḡa sumasampalataya sa iyo:
20 at nang ibubuhos ang dugo ni Estébang iyong sacsi, aco
nama,i, nacatayo sa malapit, at pinababayaan co, at iniinḡa-
tan ang manḡa damit nang manḡa sa caniya,i, pumapatay.
21 At sinabi sa aquin: Lumacad ca, sapagca,t, uutusan
cata sa malayo dito sa manḡa gentil.
22 At canilang pinaquingan siya hangang sa salitang ito;
at nanḡagsigauan sila, at sinabi: Alisin sa lupa ang isang
ganitong tauo; sapagca,t, hindi marapat na siya,i, mabuhay.
23 At sapagca,t, sila,i, nagsisigauan, at ipinaghahaguisan
ang canilang manḡa damit, at nanḡaghahaguis nang alaboc
sa hanḡin,
24 ipinag-utos nang coronel na siya,i, dalhin sa loob nang
cuta, at ipinag-utos na siya,i, sulitin sa pamamag-itan nang
pagpalo, upang maalaman niya cung anong cadahilanan at
nanḡagsisigauan nang gayon laban sa caniya.
25 At nang siya,i, canilang talian nang mḡa lubid, sinabi ni
Pablo sa capitáng nacatayo sa malapit: ¿Pahintulot baga sa
inyong paluin ang isang tauong taga Roma na hindi hina-
tulan?
26 At nang ito marinḡig nang capitán ay naparoon sa
coronel, at sa caniya,i, ipinagbigay alam na sinabi: ¿Ano
baga ang gagauin mo? sapagca,t, taga Roma ang tauong
ito.
27 At lumapit ang coronel at sinabi sa caniya: Sabihin mo
sa aquin, ¿icao baga,i, taga Roma? At sinabi niya: Oo.

28 At sumagot ang coronel: Binili co nang totoong mahal
ang pagcataga *Romang* ito. At sinabi ni Pablo: Nguni,t,
aco,i, taga Romang ipinanganac.
29 Pagcaráca nga,i, lumayo sa caniya ang manga sa caniya,i,
susulit, at ang coronel naman ay natacot nang maalamang
siya,i, taga Roma at dahil sa pagcapagapos sa caniya.
30 Datapua,t, quinabucasan, sa pagcaibig na matanto ang
catotohanan cung baquit siya,i, isinusumbong nang manga
judío, siya,i, pinaualan, at pinapagcatipon ang manga puno
nang manga sacerdote, at ang boong Sanedrín, at ipina-
panaog si Pablo, at iniharap sa canila.

*Si Pablo sa harap nang Sanedrín.*

23 AT TINITIGAN ni Pablo ang Sanedrín, at sinabi:
Manga capatid, hangang sa arao na ito ay nabuhay
co sa harapan nang Dios sa boong cagalingan nang budhi.
2 At ipinag-utos nang daquilang sacerdote na si Ananías sa
manga nasa malapit cay *Pablo* na siya,i, sungangain.
3 Nang magcagayo,i, sinabi sa caniya ni Pablo: Haham-
pasin ca nang Dios, icao na pinaputing pader: ¿at nacaupo
ca upang aco,i, hatulan mo alinsunod sa cautusan, at aco,i,
ipinahahampas mo laban sa cautusan?
4 At sinabi nang manga nasa malapit: ¿Sinusumpa mo
ang daquilang sacerdote nang Dios?
5 At sinabi ni Pablo: Hindi co nalalaman, manga capatid,
na siya,i, daquilang sacerdote; sapagca,t, nasusulat: Huag
cang magsasalita nang masama sa isang puno nang iyong
bayan.
6 Datapua,t, nang maalaman ni Pablo na ang isang baha-
gui ay manga saduceo, at ang iba,i, manga fariseo, ay sumigao
siya sa Sanedrín: Manga capatid, aco,i, fariseo, anac nang
manga fariseo; aco,i, sinisiyasat tungcol sa pag-asa at pagca-
buhay na mag-uli nang manga patay.
7 At nang masabi na niya ng gayon, ay nangyari ang isang
pagtatalo sa manga fariseo at sa manga saduceo; at nagcaba-
habahagui ang pulong.

8 Sapagca,t, sinasabi nang mang̃a saduceo na ualang pagca-
buhay na mag-uli, at ualang ángel, at ualang espíritu; data-
pua,t, pinaniniualaan nang mang̃a fariseo ang dalauang *bagay*.
9 At nagcaroon nang malaquing sigauan, at nang̃agsitindig
ang ilan sa mang̃a escriba na cacampi nang mang̃a fariseo, at
naquiquipagtalo, na sinasabi: Uala caming naquiquitang ano
mang masama sa tauong ito: ¿at ano cung siya,i, quinausap
man nang isang espíritu ó nang isang ángel?
10 At ng̃ magcaroon ng̃ malaquing pagtatalo, sa tacot nang
coronel na baca pag-uarayuarayin nila si Pablo, ay nagpapa-
naog siya nang mang̃a sundalo, at ipinacuha siya sa dahas sa
guitna nila, at siya,i, ipinadala sa loob nang cuta.
11 At lumapit sa caniya ang Pang̃inoon nang sumunod na
gabi, at sinabi: Lacsan mo ang iyong loob, sapagca,t, cung
paano ang pagcapatotoo mo sa aquin sa Jerusalem, ay
quinacailang̃ang gayon ang patotohanan mo rin sa Roma.

*Pagbabanta nang mang̃a judío laban cay Pablo.*
*Ipinadala siya sa Cesarea.*

12 At ng̃ arao na ay nang̃agpulong ang mang̃a judío, at
sila,i, nagpanata sa ilalim nang sumpa, at sinabi, na hindi sila
cacain at hindi sila iinom hangang sa canilang mapatay si
Pablo.
13 At mahiguit sa apat na puo ang mang̃a nagsipanumpa
nang ganito;
14 at sila,i, nang̃agsiparoon sa mang̃a puno nang mang̃a
sacerdote at sa mang̃a matatanda, at sinabi: Cami ay nang̃ag-
panata sa ilalim nang mabigat na sumpa, na hindi titiquim
nang ano man hangang sa mapatay namin si Pablo.
15 Ng̃ayon ng̃à, cayo sampuo nang Sanedrín, sabihin ninyo
sa coronel, na si *Pablo,i,* ipapanaog sa inyo, na parang ibig
ninyong lubos na mapagsiyasat ang sumbong tungcol sa
caniya; at nahahanda cami upang siya,i, patayin bago siya
lumapit.
16 Datapua,t, narinig̃ ang canilang pagbabacay nang anac
na lalaqui nang capatid na babaye ni Pablo, at siya,i, napa-
roon at pumasoc sa cuta, at ipinagbigay alam cay Pablo.

17 At tinauag ni Pablo ang isa sa mañga capitán, at sinabi:
Dalhin mo ang binatang ito sa coronel; sapagca,t, siya,i, may
isang bagay na ipagbibigay alam sa caniya.
18 Tinangnan ngà siya, at dinala sa coronel, at sinabi:
Tinauag aco ng̃ bilangong si Pablo at ipinamanhic sa aquing
dalhin co sa iyo ang binatang ito, na may isang bagay na
sasabihin sa iyo.
19 At tinangnan siya nang coronel sa camay, at tumabi, at
siya,i, tinanong ng̃ bucod: ¿Ano baga ang sasalitain mo sa
aquin?
20 At sinabi niya: Pinagcasundoan nang mañga judío na
sa iyo,i, ipamanhic na iyong ipapanaog bucas si Pablo sa
Sanedrín, na parang icao ay may sisiyasatin lalong magaling
tungcol sa caniya.
21 Huag ca ng̃ang palamuyot sa canila; sapagca,t, binaba-
cayan siya nang mahiguit na apat na puong tauo sa canila.
na nañgagsipanata sa ilalim nang sumpa, na hindi cacain at
hindi iinom hangang sa siya,i, canilang mapatay; at ng̃ayo,i,
sila,i, nañgahahanda, at hinihintay ang pañgaco mo.
22 Pinaalis ngà nang coronel ang binata, at ipinagbilin sa
caniya: Huag mong sabihin sa canino mang ipinagbigay
alam mo sa aquin ang mañga bagay na ito.
23 At caniyang tinauag ang dalaua sa mañga capitán, at
sinabi: Ihanda ninyo ang dalauang daang sundalo, upang
mañgagsiparoon hangang sa Cesarea, at pitompuong nañgag-
cacabayo, at dalauang daang maninibat, sa icatlong oras* na
gabi:
24 at mañgaghanda nang mañga hayop upang mapasacyan
cay Pablo, at siya,i, maihatid na ualang pañganib cay Félix
na gobernador.
25 At siya,i, sumulat ng̃ isang sulat, na ganito:
26 Si Claudio Lysias sa carilagdilagang gobernador na si
Félix, ay bumabati.
27 Ang tauong ito,i, hinuli nang mañga judío, at canilang
papatayin sana, ng̃ dumalo aco na casama ang mañga sundalo

* A las nueve ng̃ gabi.

at siya,i, iniligtas nang aquing mapagtantong siya,i, taga Roma.
28 At sa pagcaibig *cong* mapag-unaua ang dahil cung baquit siya,i, canilang isinusumbong, ay ipinababa co siya sa canilang Sanedrín.
29 At nasunduan co na siya,i, canilang isinusumbong sa mang̃a salitaang tungcol sa canilang cautusan; datapua,t, ualang ano mang sumbong laban sa caniya na carapatdapat sa camatayan ó sa tanicala.
30 At ng̃ ipagbigay alam sa aquin na may banta laban sa tauo ay ipinadala co siya agad sa iyo, at aquing ipinag-utos naman sa mang̃a sa caniya nagsusumbong, na magsalita sa harapan mo laban sa caniya.
31 Ang mang̃a sundalo ng̃à alinsunod sa iniutos sa canila, ay quinuha si Pablo, at dinala siya pagcagabi sa Antípatris.
32 Datapua,t, quinabucasan, pinabayaan nilang samahan siya nang mang̃a nagcacabayo, at *sila,i,* nang̃agbalic sa cuta
33 At nang silà,i, dumating sa Cesarea, at ibigay ang sulat sa gobernador, ay iniharap si Pablo sa harap niya.
34 At nang mabasa niya ito, ay itinanong cung tagasaang lalauigan siya, at nang maalamang siya,i, taga Cilicia,
35 ay sinabi: Paquiquingan co ang usapin mo pagparito nang mang̃a nagsusumbong sa iyo. At ipinag-utos na siya,i, ing̃atan sa palacio ni Herodes.

### *Si Pablo sa harap nang hucuman nang gobernador na si Félix.*

24 AT NANG macaraan ang limang arao ay lumusong ang daquilang sacerdote na si Ananías sampuo ng̃ ilang mang̃a matatanda, at *ng̃* isang *nagng̃ang̃alang* Tértulo, na tagapagsalaysay: at sila,i, nang̃agsaysay sa gobernador laban cay Pablo.
2 At nang siya,i, tauaguin, ay nagpasimulang isinumbong siya ni Tértulo, na sinabi:
Yayamang dahil sa iyo,i, nagtatamo cami ng̃ malaquing capayapaan, at sa iyong caling̃a ang mang̃a casam-an ay napaui sa nacíong ito

3 sa ano mang paraan at saan mang lugar ay tinatangap
namin ito nang boong pagquilala nḡ utang na loob, oh cari-
lagdilagang Félix.
4 Datapua,t, nang huag cang mabagabag co pa, ay ipinama-
manhic co sa iyo sa iyong habag, na paquingan mo caming
sandali.
5 Sapagca,t, nasundoan naming ang tauong ito,i, naca-
sasalot, at mapagbanḡon nang manḡa caguluhang tacsil sa
guitna nang lahat nang manḡa judío sa boong sanglibutan,
namiminuno sa secta nang manḡa taga Nazaret:
6 caniya namang pinagsisicapang lapastanḡanin ang templo;
at siya,i, aming hinuli, at ibig naming hatulan sana siya
alinsunod sa aming cautusan;
7 datapua,t, dumating ang coronel na si Lysias at sa pilitang
inagao siya sa aming manḡa camay,
8 at ipinag-utos sa manḡa nagsusumbong sa caniya na
manḡagsiharap sa iyo; sa caniya,i, mapagtatalastas mo sa iyong
pagsisiyasat ang lahat nang manḡa bagay na ito na *laban* sa
caniya,i, isinusumbong namin.
9 At naquianib naman ang manḡa judío sa pagsusumbong,
at pinatotohanang ang manḡa bagay na ito,i, gayon nḡà.
10 At si Pablo, nang siya,i, tanḡuan nang gobernador na
magsalita, ay sumagot:
Palibhasa,i, nalalaman co na icao ay hucom nang nacióng
ito na mahabang panahon na, ay nagsasangalang aco sa
aquing sarili na may tua:
11 palibhasa,i, mapagtatalastas mo na uala pang labing
dalauang arao buhat nḡ aco,i, nanhic sa Jerusalem upang
sumamba;
12 at hindi nila aco nasumpunḡan sa templo na naqui-
quipagtalo sa canino man, ó nanggugulo sa bayan, sa manḡa
sinagoga man, ó sa ciudad caya:
13 At hindi naman mapatototohanan nila sa iyo, ang manḡa
bagay na nḡayo,i, canilang isinusumbong *laban* sa aquin.
14 Nḡuni,t, isinasaysay co ito sa iyo, na ayon sa Daang
tinatauag nilang secta, ay ganiyan ang paglilingcod co sa Dios
nang aming manḡa magulang, na sinasampalatayanan ang

lahat nang manga bagay na alinsunod sa cautusan, at nasu-
sulat sa manga profeta:
15 at umaasa sa Dios, na magcacaroon nang pagcabuhay na
mag-uli nang manga banal at gayon din nang manga di
banal, at ito nama,i, hinihintay rin ng mga ito.
16 At dito nama,i, nagsasanay aco upang laguing magcaroon
nang isang budhing ualang dungis sa Dios at sa manga tauo.
17 At nang macaraan ang mahabang panahon, naparito
aco upang magdala nang manga limos sa aquing bayan, at
nang manga hayin;
18 sa bagay na ito, canilang nasumpungan acong malinis sa
templo, na ualang *taglay na* caramihan at uala ring cagulu-
han: datapua,t, *mayroon doong* ilang manga judíong taga
Asia;
19 na sila,i, dapat na mangagsiparito sa harapan mo, upang
magsumbong cung sila,i, may ano mang laban sa aquin.
20 Ó mga tauo ring ito ang mangagsabi cung ano ang
nasumpungan nilang masamang gaua, nang aco,i, macatayo
sa harap nang Sanedrín,
21 maliban na sa isang voces na ito na aquing isinigao
nang *aco,i,* nacatayo sa guitna nila: Ngayo,i, pinaghahatulan
ninyo aco tungcol sa pagcabuhay na mag-uli nang manga
patay.
22 Datapua,t, palibhasa,i, lubos na napagtatalastas ni Felix
ang tungcol sa Daan, ay sila,i, ipinagpaliban, at sinabi:
Paglusong nang coronel na si Lysias, ay hahatulan co ang
inyong usap.
23 At siya,i, nag-utos sa capitán na *si Pablo,i,* ingatan, at
siya,i, lingapin, at huag ipagbaual sa canino mang manga
caibigan niya siya,i, paglingcuran.
24 Datapua,t, nang macaraan ang ilang arao ay naparoon
si Félix, na casama si Drusila na caniyang asaua, na ito,i,
judía, at ipinatauag si Pablo, at siya,i, pinaquingan tungcol
sa pananampalataya cay Cristo Jesús.
25 At samantalang siya,i, nagsasalaysay tungcol sa caba-
nalan, at sa pagpipiguil, at sa paghuhucom na darating, ay
naguitlahanan si Félix, at sumagot: Ngayo,i, humayo ca; at
pagcacaroon co nang cauculang panaho,i, ipatatauag cata.

26 At caniya namang hinihintay na bibigyan siya nang
salapi ni Pablo; caya naman lalong madalas na ipinatatauag
siya at sa caniya,i, naquiquipagsalitaan.
27 Datapua,t, nang maganap ang dalauang taon ay
hinalinhan si Félix ni Porcio Festo: at sa pagcaibig ni Félix
na siya,i, calugdan nang mañga judío ay pinabayaan sa tanicala
si Pablo.

*Dinala si Pablo sa harap ni Festo, at magsacdal siya cay César.*

25 NANG MACAPASOC na ñgà si Festo sa lalauigan,
nang macaraan ang tatlong arao, ay umahon magmula
sa Cesarea hangang sa Jerusalem.
2 At nagsumbong sa caniya ang mañga puno nang mañga
sacerdote at ang mañga guinoo sa mañga judío laban cay
Pablo; at sa caniya,i, canilang ipinamanhic,
3 na humihiñgi nang caloob na laban sa caniya, na siya,i,
ipahatid sa Jerusalem, at sila,i, nañgagbabacay upang siya,i,
patayin sa daan.
4 Gayon ma,i, sumagot si Festo, na si Pablo ay iniiñgatan
sa Cesarea, at siya man ay hindi na malalaon at paroroon.
5 Caya ñgà, sinabi niya ang mañga macapangyarihan sa
inyo, ay sumamang lumusong sa aquin, at cung may ano
mang casalanan ang tauong ito, ay isumbong nila siya.
6 At nang maluatan na sa canila, na hindi higuit sa ualo ó
sampuong arao, ay lumusong sa Cesarea; at quinabucasa,i,
nalucloc sa hucuman, at ipinag-utos na ihatid *sa caniya* si
Pablo.
7 At nang siya,i, dumating ay nilibot siya nang mañga
judío na nañgagsilusong na galing sa Jerusalem, na may
dalang marami at mabibigat na sumbong laban sa caniya, na
pauang hindi nila mapatotohanan;
8 samantalang sinasabi ni Pablo sa pagsasangalang sa
caniya: Laban man sa cautusan nang mañga judío, ó laban
caya sa templo, ó laban caya cay César, ay hindi aco nagcaca-
sala nang ano man.
9 Datapua,t, sa pagcaibig ni Festo na siya,i, calugdan nang
mañga judío, ay sumagot cay Pablo, at sinabi: ¿Ibig mo

bagang umahon sa Jerusalem at doon ca hatulan sa manga
bagay na ito sa aquing harapan?
10 Datapua,t, sinabi ni Pablo: Nacatayo aco sa harap nang
hucuman ni César, na siyang dapat paghatulan sa aquin:
uala acong guinagauang ano mang casam-an sa manga judío,
ayon naman sa totoong magaling na pagcatalastas mo.
11 Cung aco nga,i, gumagaua ng masama, at gumaua nang
ano mang bagay na marapat icamatay, ay hindi co tinatangui-
han ang camatayan; datapua,t, cung ualang *catotohanan* ang
manga bagay na isinusumbong nila *laban* sa aquin, hindi aco
maibibigay nino man sa canila. Nagsasacdal aco cay César.
12 Nang magcagayo,i, nang macapagtanong na si Festo sa
catipunan, ay sumagot: ¿Cay César ca nagsacdal? Cay César
ca paparoon.

*Si Pablo sa harap ni Agripa.*

13 At nang macaraan ang ilang arao, ay nangagsirating sa
Cesarea ang haring Agripa at si Bernice, at bumati cay
Festo.
14 At sapagca,t, sila,i, naluatan doong mahabang arao,
sinaysay ni Festo sa hari ang usapin ni Pablo, at sinabi:
Iniuan dito ni Félix ang isang tauong bilango:
15 tungcol sa caniya nang aco,i, nasa Jerusalem, ay
nangagsumbong *sa aquin* ang manga puno nang manga
sacerdote at ang manga matatanda nang manga judio, at
hinihinging aco,i, humatol laban sa caniya.
16 Sa canila,i, aquing isinagot na hindi caugalian nang
manga taga Roma, na ibigay ang sino man, hangang hindi
nahaharap ang isinusumbong sa manga nagsusumbong, at
siya,i, macapagsangalang sa sarili tungcol sa sumbong laban
sa caniya.
17 Nang sila nga,i, magcatipon dito, hindi aco nagpaliban,
cungdi quinabucasa,i, naupo aco sa hucuman, at ipinag-utos
cong iharap ang tauo;
18 tungcol sa caniya nang magsiharap ang manga nagsu-
sumbong, ay uala silang nadalang ano mang sumbong na
mga bagay na masama, na gaya nang aquing binabalac;

19 cungdi may ilang mḡa salitaang laban sa caniya,i, tungcol
sa canilang sariling religión, at *tungcol* sa isang *nagnḡanḡa-
lang* Jesús, na namatay, at pinatutunayan ni Pablong ito,i,
buhay.
20 At sa aquing pag-aalinlanḡan tungcol sa cung papaano
caya mapagsisiyasat ang manḡa bagay na ito, ay itinanong co
cung ibig niyang pumaroon sa Jerusalem, at doon siya hatulan
tungcol sa manḡa bagay na ito.
21 Datapua,t, nang macapagsacdal si Pablo na siya,i,
inḡatan upang hatulan nḡ emperador ipinag-utos cong siya,i,
inḡatan hangang sa siya,i, ipadala co cay César.
22 At *sinabi* ni Agripa cay Festo: Ibig co namang maring-
ig ang tauong *iyan*. Bucas, sinabi ni *Festo*, ay mariringig
mo siya.
23 At quinabucasan nḡà, pagparoon ni Agripa at ni Ber-
nice, na taglay ang malaquing caranḡalanan, at sila,i, nanḡag-
sipasoc sa hucuman, casama ang manḡa coronel at ang
manḡa guinoong tauo sa ciudad, ay dinala roon si Pablo, sa
utos ni Festo.
24 At sinabi ni Festo: Haring Agripa, at *cayong* lahat na
manḡa lalaquing nariritong casama namin: naquiquita ninyo
ang tauong ito, na dahil sa caniya,i, nagsacdal sa aquin sa
Jerusalem at dito naman ang boong caramihan nang manḡa
judío, at nanḡagsisigauang hindi marapat na siya,i, mabuhay
pa.
25 Datapua,t, aquing nasunduan na siya,i, ualang ano mang
guinauang dapat icamatay: at sapagca,t, siya rin ay nagsac-
dal sa emperador, ay ipinasiya cong siya,i, ipadala:
26 Tungcol sa caniya,i, uala acong bagay na talos na
maisulat sa aquing panḡinoon; caya dinala co siya sa harap
ninyo, at lalong lalo na sa harap mo, oh haring Agripa,
upang pagcatapos nang pagsisiyasat, ay magcaroon aco nang
sucat na maisulat.
27 Sapagca,t, inaacala cong di catuiran na sa pagpapadala
nang isang bilango ay hindi sabihin naman ang manḡa
sumbong laban sa caniya.
26 AT SINABI ni Agripa cay Pablo: Ipinahihintulot sa
iyong magsaysay ca nḡ ganang iyo. Nang magcagayo,i,

iniunat ni Pablo ang caniyang camay, at guinaua ang
caniyang pagsasangalang:
2 Iquinaliligaya cong lubha, oh haring Agripa, na sa
harapan mo,i, gagauin co ang aquing pasasangalang ng̃ayon,
tungcol sa lahat nang mang̃a bagay na isinusumbong *laban*
sa aquin nang mang̃a judío.
3 Lalonglalo na, sapagca,t, nalalaman mo ang lahat nang
mang̃a caugalian, at ang mang̃a salitaang *nangyayari* sa
mang̃a judío; caya ng̃à ipinamamanhic co sa iyo, na pagdali-
taan mo acong dinguin.
4 Ang aquing ug̃ang paraan ng̃ pamumuhay, mula sa
aquing pagcabata, na nang una,i, inugali co sa aquing
mang̃a canación, at sa Jerusalem, ay nalalaman nang lahat
nang mang̃a judío;
5 at napagtatalastas nila, mula pa sa una (cung ibig nilang
sumacsi), na alinsunod sa lalong mahigpit na secta nang
aming religión ay nabuhay aco sa pagcafariseo.
6 At ng̃ayo,i, nacatayo aco *rito* upang hatulan dahil sa pag-
asa sa pang̃acong bigay nang Dios sa aming mang̃a magu-
lang
7 at ang *pang̃acong* ito ay inaasahang cacamtan ng̃ aming
labingdalauang angcan, na maning̃as na naglilingcod *sa
Dios* sa gabi at arao. At tungcol sa pag-asang ito, oh hari,
aco,i, isinumbong ng̃ mg̃a judio.
8 ¿Baquit inaacala baga ninyong hindi mapaniniualaan na
ibinabang̃on nang Dios ang mang̃a patay?
9 Tunay na inisip co sa aquin sarili na aco,i, dapat gumaua
ng̃ maraming mang̃a bagay laban sa pang̃alan ni Jesús na
taga Nazaret.
10 At guinaua co naman ito sa Jerusalem; at quinulong co
sa mang̃a bilangoan ang marami sa mang̃a santo, pagcatan-
gap co nang capangyarihan sa mang̃a puno nang mang̃a
sacerdote; at nang sila,i, ipinapapatay, ay ibinigay co ang
aquing payo laban sa canila.
11 At totoong madalas na sila,i, pinarurusahan co sa lahat
nang mang̃a sinagoga, at sila,i, pinipilit cong magsabi nang
capusung̃an; at sa malabis na galit co sa canila, ay sila,i,
pinag-uusig co hangang sa mang̃a ciudad nang ibang lupain.

12 At sa gayo,i, sa aquing pagparoon sa Damasco, na taglay
ang capangyarihan at bilin nang manḡa puno nang manḡa
sacerdote,
13 nḡ tanghaling tapat, oh hari, ay naquita co sa daan ang
isang ilao na mula sa lanḡit, na higuit sa ningning nḡ arao,
at lumiuanag sa palibot co, at nang aquing manḡa casama sa
paglalacbay.
14 At nang maparapa sa lupa caming lahat, ay narinḡig co
ang isang voces na nagsasalita sa aquin sa uicang hebreo:
Saulo, Saulo, ¿baquit mo aco pinag-uusig? sa iyo mahirap na
sicaran ang matulis.
15 At sinabi co: ¿Sino ca baga, Panḡinoon? At sinabi
niya: Aco,i, si Jesús, na iyong pinag-uusig.
16 Datapua,t, magbanḡon ca, at icao ay tumayo: sapagca,t,
dahil dito,i, napaquita aco sa iyo: upang ihalal catang taga
panḡasiua at sacsi nang manḡa bagay na quinaquitaan mo sa
aquin, at gayon din naman nḡ mḡa bagay na pagpapaqui-
taan co sa iyo:
17 at ililigtas cata sa bayan at sa manḡa gentil, na sa
canila,i, isinusugo co icao,
18 upang bucsan mo ang canilang manḡa mata, upang sila,i,
manḡagbalic sa ilao mula sa cadiliman, at mula sa capang-
yarihan ni Satanás hangang sa Dios, upang sila,i, manḡag-
sitangap nang capatauaran nang mḡa casalanan at nang mana
sa casamahan nḡ manḡa pinapaguing santo, sa pamamag-itan
nang pananampalataya sa aquin.
19 Dahil nḡà rito, oh haring Agripa, ay hindi aco nagsuail
sa panḡarap na ucol sa lanḡit;
20 cungdi nanḡaral acong unauna sa manḡa taga Damasco,
at gayon din sa Jerusalem, at sa boong lupain nang Judea,
at gayon din sa manḡa gentil, na sila,i, manḡagsisi at manḡag-
balic-loob sa Dios, na gumaua nḡ manḡa gauang carapat-
dapat sa pagsisisi.
21 Dahil dito,i, hinuli aco nang manḡa judio sa templo, at
pinagpipilitang aco,i, patayin.
22 Nang aquing tamuhin nḡà ang tulong na mula sa Dios,
ay nanatili aco hangang sa arao na ito, at pinatototohanan sa
manḡa maliliit at gayon din sa manḡa malalaqui, na hindi aco

nagsasabi nang ano man cungdi nḡ sinabing darating nḡ
manḡa profeta at ni Moisés;
23 na ang Cristo,i, quinacailanḡan maghirap, na siya ang
mauuna sa pamamag-itan nang pagcabuhay na mag-uli nang
manḡa patay, na magbabalita nang ilao sa bayan, at gayon
din sa manḡa gentil.
24 At nḡ magaua niyang gayon ang caniyang pagsasangalang
ay sinabi ni Festo nang malacas na voces: Icao ay olol Pablo;
ang calachan nang dunong mo ay siyang sa iyo,i, nagpapaulol.
25 Datapua,t, sinabi ni Pablo: Hindi aco olol carilagdilag-
ang Festo, cungdi nagsasalita aco nang manḡa sabing catoto-
hanan at catalinuan.
26 Sapagca,t, nalalaman ang manḡa bagay na ito nang
hari, at sa caniya,i, nagsasalita naman aco na may pagca-
tiuala; sapagca,t, naniniuala aco na sa caniya,i, ualang nalili-
nḡid sa manḡa bagay na ito, sapagca,t, ito,i, hindi guinaua sa
isang suloc.
27 ¿Sumasampalataya ca baga, haring Agripa, sa manḡa
profeta? Nalalaman cong sumasampalataya ca.
28 At *sinabi* ni Agripa cay Pablo: Sa cacaunting paghi-
cayat ay ibig mong gauin acong cristiano.
29 At *sinabi* ni Pablo: Loobin naua nang Dios, na sa
cacaunti ó sa marami, hindi lamang icao, cungdi naman
ang lahat nḡ naquiquinig sa aquin nḡayon, ay pauang ma-
guing catulad co naman, tanḡi lamang sa manḡa tanicalang ito.
30 At nagtindig ang hari at ang gobernador at si Bernice,
at ang manḡa nagsiupong casama nila:
31 at nang sila,i, macaligpit ay sila,i, nanḡagsasalitaang
isa,t, isa, at sinasabi: Ualang ano mang guinagaua ang
tauong ito na dapat sa camatayan ó sa mḡa tanicala.
32 At sinabi ni Agripa cay Festo: Mapauaualan ang tauong
ito, cungdi sana nagsacdal cay César.

*Ipinadala si Pablo sa Italia.—Ang caniyang*
*pagcabagbag sa dagat.*

27 AT NANG ipasiya na cami ay lalayag na ang tunḡo,i,
sa Italia, ay ibinigay nila si Pablo, at iba pang manḡa

bilango, sa isang capitáng nagngangalang Julio, sa pulutong
ni Augusto.
2 At lumulan cami sa isang daong na taga Adrumeto, na
maglalayag sa mga bayang nasa pampangin nang Asia, at
cami,i, tumulac, na casama namin si Aristarco na taga Mace-
donia, sa Tesalonica.
3 At quinabucasan ay dumoong cami sa Sidón: at pinagpa-
quitaan ni Julio nang magandang loob si Pablo, at pinahintu-
lutan siyang pumaroon sa caniyang manga caibigan at
tumangap nang *canilang manga* pag-aalaga.
4 At nang cami ay tumulac buhat doon, ay lumayag cami
na nanganganlong sa Chipre, sapagca,t, sungsong ang mga
hangin.
5 At nang matauid na namin ang dagat na nasa tapat
nang Cilicia at Pamfilia, ay dumating cami sa Mira, *ciudad*
nang Licia.
6 At nacasumpong roon ang capitán nang isang daong na
taga Alejandría, na lumalayag na patungo sa Italia at inilu-
lulan niya cami roon.
7 At ng macapaglayag caming marahan na mahabang arao,
na bahagya na cami nacarating sa tapat nang Gnido, ay
ayao caming tulutan nang hanging *macasulong* pa, ay
lumayag cami na nanganganlong sa Creta, sa tapat nang
Salmón:
8 at cami,i, naglayag na may cahirapan sa pampangin
nito at dumating cami sa isang lugar na tinatauag na Mabu-
buting Doongan, na malapit doon ang ciudad nang Lasea.
9 At nang macaraan ang mahabang panahon, at mapanga-
nib na ang paglálayag, sapagca,t, nacalampas na ang pag-
aayuno, ay pinag-uicaan sila ni Pablo,
10 at sa canila,i, sinabi: Manga guinoo, naquiquita co na
ang paglalayag na ito ay magbibigay nang manga pahirap
at malaquing capahamacan, hindi lamang sa lulan at sa
daong, cungdi naman sa ating manga buhay.
11 Datapua,t, lalong naniniuala pa ang capitán *nang hucbo*
sa piloto at sa may-ari nang daong, cay sa sinasabi ni Pablo.
12 At sapagca,t, hindi maguinhauang hintuan sa taguinao
ang doongang, ay ipinayo nang caramihang tumulac mula

roon, at baca sacali sila,i, macarating sa Fenix, at doon
huminto sa taguinao, *na yao,i,* doonḡan nang Creta, na nasa
dacong hilagaang balaclaot at timugang balaclaot.
13 At nang humihihip nang marahan ang timugan, ang
acala nila,i, nasundoan na nila,i, ang canilang nais, hinila nila
ang manḡa sinepete at namaybay sa malapit sa Creta.
14 Datapua,t, hindi nalaon at humampas na galing sa *pulo*
ang maunos na hanḡing tinatauag na Euraquilo.
15 At nḡ ipadpad ang daong, at hindi macasagui sa hanḡin,
ay cami,i, nagpabaya napadala na lamang.
16 At sa pagtacbo nang daong na nanḡanḡanlong sa isang
maliit na pulo na tinatauag na Clauda, ay bahaga na namin
napagtibay ang bote.
17 At nang maitaas na, ay guinagamit ang manḡa paraan,
at binig-quisan ang daong; at sa tacot na baca mapabungo
sa *buhanḡinan nang* Sirte, ay ilinubag nila ang manḡa layag,
at sa gayo,i, napadala sila *sa hanḡin.*
18 At sapagca,t, cami lubhang pinapaspas nang bagyo,
quinabucasa,i, nanḡagpasimulang nagtapon sa dagat nang
*lulan;*
19 at nḡ icatlong arao ay canilang itinapon nang canilang
sariling manḡa camay ang manḡa casangcapan nang daong.
20 At sapagca,t, hindi sumisicat ang arao ó ang manḡa
bituin man sa mahabang arao na, at sumasaibabao namin
ang isang hindi mumunting bagyo, ay nauala na ang ano
mang pag-asa na cami,i, macaliligtas.
21 At sapagca,t, maluat nang hindi sila cumacain, nang
magcagayo,i, tumayo si Pablo sa guitna nila, at sinabi:
Manḡa guinoo, pinaquingan sana ninyo aco at hindi sana
umalis sa Creta, at quinamtan ang capanḡanibang ito at
capahamacan.
22 At nḡayo,i, ipinamamanhic co sa inyo, na inyong lacsan
ang loob; sapagca,t, sino ma,i, ualang mamamatay sa inyo,
cungdi ang daong *lamang.*
23 Sapagca,t, sa gabing ito ay tumayo sa tabi co ang ángel
nang Dios, na may ari sa aquin at siya co namang pinagli-
lingcuran,

24 at sinabi: Pablo, huag cang matacot: quinacailang̃ang
icao ay humarap cay César; at narito, ipinagcaloob sa iyo nang
Dios ang lahat nang mang̃a casama mo sa paglalayag.
25 Caya ng̃à, mang̃a guinoo, lacsan ninyo ang loob; sapag-
ca,t, aco,i, sumasampalataya sa Dios, na mangyayari ayon sa
sinalita sa aquin.
26 Gayon ma,i, quinacailang̃an tayo,i, mapabungo sa isang
pulo.
27 Datapua,t, nang dumating ang icalabing-apat na gabi,
sa pagcadala sa amin nang hang̃in sa magcabicabila sa *dagat*
Adriatico, nang may hating gabi na ay binalac nang mang̃a
mandadagat na sila,i, nalalapit na sa alin mang lupa:
28 at sila,i, tumaroc at nasunduang may dalauampong dipa
*ang lalim;* pagcatapos ng̃ caunting pag-itan ay tumaroc
silang muli, at nasunduang may labinglimang dipa.
29 At sa tacot na cami mapabungo sa batohan ay nang̃ag-
hulog sila nang apat na sinepete sa hulihan, at minimithi na
mag-umaga na.
30 At sa pagpipilit nang mang̃a mandadagat na mang̃ag-
tanan sa daong, at ng̃ maibaba na ang bote sa dagat, na
ang dinadahila,i, sila,i, maghuhulog nang mang̃a sinepete
sa unahan,
31 sinabi ni Pablo sa capitán at sa mang̃a sundalo: Cung
sila,i, hindi mang̃atitira sa daong, cayo,i, hindi macaliligtas.
32 Nang magcagayo,i, pinutol nang mang̃a sundalo ang
mang̃a tali nang bote, at pinabayaang mahulog.
33 At samantalang nag-uumaga, ay pinamamanhican ni
Pablo ang lahat na mang̃agsicain, at sinabi: Ito ang icalabing-
apat na arao na cayo,i, nang̃aghihintay at tumatagal cayo
sa gutom, na ualang quinacaing ano man.
34 Caya ng̃à ipinamamanhic co sa inyo, na cayo,i, cumain;
sapagca,t, ito,i, sa icaliligtas ninyo, at hindi ng̃à mauauala
cahi,t, isang buhoc nang ulo nang sino man sa inyo.
35 At nang masabi na niya ito, at macacuha nang tinapay ay
nagpasalamat siya sa Dios sa harapan nang lahat, at caniy-
ang hinati, at nagpasimulang cumain.
36 Nang magcagayo,i, lumacas ang loob nang lahat: at sila
nama,i, pauang nagsicain.

37 At caming lahat na nasa daong ay dalauang daan at
pitompuot,t, anim na tauo.
38 At nang mabusog na sila ay pinagaan nila ang daong,
at itinapon sa dagat ang trigo.
39 At nang mag-umaga na, ay hindi nila maquilala ang
lupa; datapua,t, natatanao nila ay isang palico nang dagat
na may baybayin, at pinagpulun̄gan nila cung canilang
maisasadsad ang daong doon.
40 At binitiuan ang man̄ga sinepete, at canilang pinabayaan
sa dagat, samantalang quinacalag ang man̄ga tali nang
man̄ga ugit; at nang maitaas na nila sa han̄gin ang layag sa
unahan, ay sila,i, pumatun̄go sa baybayin.
41 Datapua,t, pagdating sa isang lugar na pinagsasalubun̄gan nang dalauang dagat, canilang ibinara ang daong: at
ang unahan n̄g daong ay napabaon at natirang hindi cumiquilos, datapua,t, nagpasimulang magcauaray-uaray ang hulihan, sa calacasan *nang man̄ga alon.*
42 At ang payo nang man̄ga sundalo,i, patayin ang man̄ga
bilango, upang ang sino ma,i, huag macalan̄goy at macatacas.
43 Datapua,t, sa pagcaibig nang capitáng iligtas si Pablo,
ay piniguil sila sa canilang balac, at ipinag-utos na ang m̄ga
macalalan̄goy ay man̄gagsitalon *sa tubig*, at maunang man̄gagsidating sa lupa;
44 at ang man̄ga matitira,i, *manimbulan* ang iba,i, sa
man̄ga tabla at ang iba nama,i, sa man̄ga bagay na galing sa
daong. At ganito ang nangyari, na ang lahat ay nacaligtas
*at nacarating* sa lupa.

*Si Pablo sa Melita.*

28 AT NANG cami macaligtas na, n̄g magcagayo,i, napagtalastas naming ang pulo,i, tinatauag na Melita.
2 At pinagpaquitaan cami nang hindi caraniuang cagandahan nang loob nang man̄ga tauong yaon; sapagca,t, sila,i,
nagpaalab nang isang siga, at tinangap caming lahat, dahil sa
ulan niyaon, at dahil sa guinao.

3 Datapua,t, pagcapagtipon ni Pablo nang isang bigquis na
cahoy, at mailagay sa apoy ay lumabas ang isang olopong
dahil sa init, at cumapit sa caniyang camay.
4 At nang maquita nang mang̃a tauo ang hayop na naca-
bitin sa caniyang camay, ay sinasabi nila sa isa,t, isa: Ualang
pagsalang mamamatay-tauo ang tauong ito, na baga ma,t,
siya,i, nacaligtas sa dagat, gayon ma,i, hindi siya pabayaang
mabuhay nang Catuiran.
5 Gayon ma,i, ipinagpag niya ang hayop sa apoy, at siya,i,
hindi nasactan.
6 Ng̃uni,t, canilang hinihintay na siya,i, mamaga, ó biglang
mahapay na patay; datapua,t, nang maluat na silang maca-
paghintay, at maquitang ualang nangyayari sa caniyang ano
mang sacuna, nagbago silang acala, at sinasabing siya,i,
isang dios.
7 At sa mang̃a calapit nang lugar na yao,i, may mang̃a
lupa ang pang̃ulo sa pulong yaon, na nagng̃ang̃alang Publio
na tumangap sa amin at nagcupcop sa amin tatlong arao na
may cagandahang loob.
8 At nangyari na nararatay ang ama ni Publio, na may
saquít na lagnat at ilaguim, at pumasoc si Pablo, at nana-
lang̃in at ng̃ maipatong sa caniya ang caniyang mang̃a camay,
ay siya,i, pinagaling.
9 At nang magaua na ito, nang̃agsiparoon naman ang
mang̃a ibang may mang̃a saquít sa pulo, at pauang pina-
galing:
10 cami nama,i, canilang pinaunlacan nang maraming
mang̃a unlac, at nang cami,i, tumulac ay canilang ilinulan
sa daong ang mang̃a bagay na quinacailang̃an namin.

*Dumating si Pablo sa Roma at nanatiling dalauang taong bilango sa caniyang sariling bahay.*

11 At nang macaraan ang tatlong buan, ay lumayag cami
sa isang daong na taga Alejandría, na tumiguil ng̃ tagguinao
sa pulo, na ang saguisag ay, Ang Magcapatid na Cambal.
12 At nang dumoong cami sa Siracusa, ay tumiguil cami
roong tatlong arao.

13 At mula doo,i, cami,i, lumiguid at dumating sa Regio;
at pagcaraan nḡ isang arao, ay humihip ang timugan, at nḡ
icalauang arao ay dumating cami sa Puteolos:
14 na doo,i, nacasumpong cami nḡ manḡa capatid, at cami
ipinaquiusapang matira sa canilang pitong arao; at sa gayo,i,
cami dumating sa Roma.
15 At buhat doo,i, nḡ cami,i, mabalitaan nang manḡa
capatid ay cami sinalubong hangang sa Plaza ni Appio at nang
Tatlong Taberna: at nang sila,i, maquita ni Pablo ay nagpa-
salamat sa Dios, at sumaya ang loob.
16 At nang pumasoc cami sa Roma, ay ibinigay nang
capitán ang manḡa bilango sa puno nḡ mḡa bantay sa Pre-
toria; nḡuni,t, si Pablo,i, pinahintulutang mamahay na mag-
isa, na casama ang isang sundalong sa caniya,i, nagbabantay.
17 At nangyari na, nang macaraan ang tatlong arao, ay
tinipon ni *Pablo* ang manḡa puno nḡ manḡa judío; at nang
sila,i, nanḡagcacatipon na, ay sinabi sa canila: Aco, manḡa
capatid, baga man uala acong guinauang ano man laban sa
bayan, sa manḡa caugalian nang ating manḡa magulang
gayon ma,i, ibinigay acong bilango buhat sa Jerusalem sa
manḡa camay nang manḡa taga Roma:
18 at nang aco,i, canilang masulit ay ibig sana nila acong
paualan; sapagca,t, uala sa aquing ano mang cadahilanang
dapat icamatay.
19 Datapua,t, nḡ magsalita laban dito ang manḡa judío, ay
napilitan acong magsacdal cay César; hindi dahil sa mayroon
acong ano mang sucat na maisusumbong laban sa aquing
bayan.
20 Dahil dito nḡa,i, tinauag co cayo upang maquipagquita
at maquipagusap sa aquin: sapagca,t, dahil sa inaasahan nang
Israel ay nagagapos aco nang tanicalang itó.
21 At sinabi nila sa caniya: Cami hindi tumangap nang
manḡa sulat na galing sa Judea tungcol sa iyo, at hindi napa-
parito ang sino man sa manḡa capatid upang magbalita ó
magsalita nang ano mang sacuna tungcol sa iyo.
22 Datapua,t, ibig maming mariñgig sa iyo ang iyong iniisip
sapagca,t, tungcol sa sectang ito,i, talastas naming sa lahat
nang lugar ay laban dito ang manḡa salitaan.

23 At nang mataninḡan na siya nang isang arao, ay nanḡag-
siparoon ang lubhang marami sa caniyang tinutuluyan, at sa
canila,i, nagpapaliuang at sinasacsihan ang caharian nang
Dios, at sila,i, hinihicayat tungcol cay Jesús sa *pamamag-itan
nang* cautusan ni Moisés, at gayon din sa *pamamag-itan nang*
manḡa profeta, buhat sa umaga hangang sa hapon.
24 At ang ila,i, sumasampalataya sa manḡa bagay na
sinasabi, at ang iba,i, hindi sumasampalataya.
25 At sapagca,t, sila,i, hindi nagcacaisa ay nanḡagsialis,
pagcasabi ni Pablo nḡ isang salita: Mabuti ang pagcasalita
nang Espíritu Santo sa pamamag-itan nang profeta Isaías sa
inyong manḡa magulang:
26 Na sinabi:—Pumaroon ca sa bayang ito, at iyong sabihin:
Inyong mapapaquingan nḡ paquinig, at sa ano mang
paraa,i, hindi ninyo mapag-uunaua:
At titingnan ninyo,i, inyong maquiquita at sa ano mang
paraa,i, hindi ninyo mamamalas:
27 Sapagca,t, cumapal ang puso nang bayang ito,
At mahirap na macarinig ang canilang manḡa tainḡa,
At canilang ipiniquit ang canilang manḡa mata.
Upang huag marahil mamalas nḡ canilang manḡa mata,
At marinig nḡ canilang manḡa tainḡa,
At maunaua nḡ canilang puso,
At manḡagbalic-loob,
At sila,i, aquing pagalinḡin.
28 Talastasin nḡà ninyo na ipinadala ang pagliligtas na ito
nang Dios sa manḡa gentil: sila,i, maquiquinig naman.
29 At nang masabi na niya ang mḡa salitang ito,i, nanḡag-
sialis ang manḡa judío, at sila-sila,i, nanḡagtalong mainam.
30 At natira si Pablong dalauang taong ganap sa caniyang
bahay na inuupahan; at tinatangap ang lahat na sa caniya,i,
nagsasadya.
31 na ipinanḡanḡaral ang caharian nang Dios, at itinuturo
ang manḡa bagay na nauucol sa Panḡinoong Jesu-Cristo
nang boong catapanḡan, at sino ma,i, ualang nagbabaual sa
caniya.



